عن عَبْدَ اللهِ بْنَ عَمْرِو بن العاص عَنْ رَسُولِ اللهِ صَلَّى الله عَلَيْهِ وَسَلَّمَ قال: (( إِنَّ اللهَ سَيُخَلِّصُ رَجُلاً مِنْ أُمَّتِي، لَهُ تِسْعَةٌ وَتِسْعُونَ سِجِلاً، كُلُّ سِجِلٍّ مَدُّ الْبَصَرِ، فيَقُولُ لَهُ: أَتُنْكِرُ مِنْ هَذَا شَيْئًا أَظَلَمَكَ كَتَبَتِي الْحَافِظُونَ، فَيَقُولُ: لا يَا رَبِّ، فَيَقُولُ: بَلَى إِنَّ لَكَ عِنْدِي حَسَنَةً، وَإِنَّهُ لا ظُلْمَ عَلَيْكَ الْيَوْمَ، فيُخْرُجُ له بِطَاقَةً فِيهَا: أَشْهَدُ أَنْ لا إِلَهَ إِلا اللهُ وأَنَّ مُحَمَّدًا عَبْدُهُ وَرَسُولُهُ، فَيَقُولُ: احْضُرْ وَزْنَكَ، فَيَقُولُ: مَا هَذِهِ الْبِطَاقَةُ مَعَ هَذِهِ السِّجِلاتِ، فتَثْقُلُ الْبِطَاقَةُ، فَلا يَثْقُلُ مَعَ اسْمِ اللهِ شَيْءٌ ))

Sa hadith na inulat ni Abdullah Ibn Ammr Ibn Al-as: Tunay na ang Sugo nga Allah ay nagwika: **"Tunay na ang Allah ay ay ililigtas niya ang isang lalaki mula sa Ummah ng Propeta ﷺ na kung saan siya ay mayroong siyamnapu't siyam (99) na talaan ng gawain na punong-puno nang kasamaan, ang bawat talaan ay kasing lawak ng panigin, at sasabihin sakanya ng Allah: Iyo bang itinatanggi ang mga ito? ikaw ba'y dinaya ng aking mga Anghel na tagapagtala ng Kasulatan? at siya ay sasagot, hindi po aking Panginoon, at ang Allah ay magwiwika: aking batid,at tunay na ikaw ay mayroong gantimpala na matatamo mula sa akin, at tunay na hindi ka maloloko sa araw na ito,at ilalatag sa kanaya ang Bitaqa(card) na nakasulat duon ay ang katagang: "Ako ay sumasaksi na walang marapat na Sambahin maliban ang Allah at Si Mohammad ay Alipin at Sugo ng Allah", at sasabihin sakanya ,ilatag mo ang timbangan ng iyong gawain, at siya ay magwiwika: Ano itong Bitaqa kasama ang mga Talaan? at ito ay titimbangin at mananaig ang Bigat ng Bitaqah, tunay na wala ng mas bibigat pa sa Pangalan ng Allah ﷻ."**

At kabilang sa Kahigitan ng Ikhlas: katunayan ng ang Salaf ng Ummah na ito sila ang mga uri ng tao na labis ang kanilang pangangamba sa kanilang mga gawain upang ito ay hindi mabahiran ng Riya(Pagkukunwari) o di kaya'y mahaluan ng uri ng pagtatambal sa Allah ﷻ, tunay na sila ay nagsusumikap na maging dalisay ang lahat ng kanilang mga gawain at pananalita, kayat halina't ating sariwain ang kanilang mga kwento na nagpapatunay ng kanilang pagiging dalisay sa Allah ﷻ upang magsilbing aral at modelo sa ating gawain at pananalita. Si Ayyob Al-Sikhtiyani(kaaawaan nawa siya ng Allah) sa tuwing siya ay dadalo sa isang pag-aaral, sa tuwing marinig niya ang Hadeeth ng Propeta ﷺ siya ay

umiiyak sa tindi ng pangangamba sa Allah, kayat ang ginagawa niya upang hindi siya mapansin ng mga tao sa kanyang paligid ay tinatakpan niya ang kanyang mata gamit ang pantakip ng kanyang ulo, at magkukunwari at magpaparinig na siya ay may malalang sipon. At ganun din ang Kwento ni Dawood Ibn Abi Hindh (kahabagan nawa siya ng Allah) na nag-ayuno ng higit dalawampung taon na walang nakaalam sa kanyang pamilya, dahil kinukuha niya ang kanyang pagkain mula sa kanilang bahay at dinadala niya ito sa palengke, pinamimigay niya ito sa daanan at inaakala ng mga tao sa palengke na siya ay kumain na sa kanilang bahay at ganun din ang kanyang pamilya inaakala nila na siya ay kumain sa palengke! at ganun din nabanggit at napatunayan na ang ibang mga Salaf ay mayroong sa kanila na nagtataguyod ng pagdarasal sa gabi mahigit sa dalawampung taon at na walang nakaaalam sa kanilang asawa!

Subhanallah! ating pagmuni-munihan kung papaano nila hinubog at pinangalagaan ang kanilang sarili na maging Ikhlas at itinago ang kanilang mga mabubuting gawain para sa Allah na walang ibang hangad maliban sa gantimpala na igagawad ng Allah ﷻ, nasaan ang mga muslim sa ngayon na kung saan ay sinasabi ang lahat ng kanyang mga nagawang kabutihan sa lahat ng tao!!kapag siya ay nakapagtaguyod ng tahadjud ng isang beses sa isang taon ito ay nalalaman ng kanyang kamag-anak at kapitbahay ,at kapag siya ay nakapagsadaqah o nagregalo o nakagawa ng isang uri ng kabutihan ay agad-agad nalalaman ng buong mundo mula sa silangan hanggang kanluran! kayat napakalayo ng pagitan ng isang taong dalisay at isang taong mapagkunwari..

Mga Alipin ng Allah! tunay na kung sinuman ang naging dalisay sa lahat ng kanyang pananalita at mga gawain at ito ay itinago niya sa karamihan tunay na mapapasakanya ang maraming kabutihan at mga bunga nito, katulad ng mga sumusunod:

**Katiyakan ng ang Allah ﷻ ay pangangalagaan niya ang kanyang alipin na mukhlis(dalisay)sa mga masasamang mga pangyayari at mga fitna.** Ang Allah ﷻ ay nagsabi sa kalagayan ni Yusuf (alayhi assalam):

﴿ وَلَقَدۡ هَمَّتۡ بِهِۦۖ وَهَمَّ بِهَا لَوۡلَآ أَن رَّءَا بُرۡهَٰنَ رَبِّهِۦۚ كَذَٰلِكَ لِنَصۡرِفَ عَنۡهُ ٱلسُّوٓءَ وَٱلۡفَحۡشَآءَۚ إِنَّهُۥ مِنۡ عِبَادِنَا ٱلۡمُخۡلَصِينَ ٢٤ ﴾ [يوسف: 24]

**"At katiyakan na siya ay pinagnasaan nito [ng babae], at siya [si Yusuf] ay [nakarama] rin ng pagnanasa sa kanya, kung hindi lamang niya nakita ang patunay ng kanyang Panginoon. Ganyan nga Namin inilayo sa kanya ang kasamaan at kahalayan. Katotohanan, siya ay isa sa Aming mga [pinili] matapat na alipin"**

**Ang isang taong Mukhlis siya ay pangangalagaan mula sa tukso ng Shaytan:**

﴿ قَالَ فَبِعِزَّتِكَ لَأُغۡوِيَنَّهُمۡ أَجۡمَعِينَ ٨٢ إِلَّا عِبَادَكَ مِنۡهُمُ ٱلۡمُخۡلَصِينَ ٨٣ ﴾ [ص: 82-83]

**[Ang satanas ay] nagsabi: "Sumpa man sa Iyong Kapangyarihan, katiyakang sila [mga anak ni Adan] ay aking ililigaw - silang lahat, Maliban sa Iyong mga aliping kabilang sa kanila na [Iyong ginawang] matatapat"**

**Pangangalagaan ang kanyag puso mula sa sa mga sakit nito tulad ng pagka-inggit**: Sinabi ng Propeta ﷺ:

(ثَلَاثٌ لَا يُغِلُّ عَلَيْهِنَّ قَلْبُ امْرِئٍ مُؤْمِنٍ (أي لا يدخله حقد يزيله عن الحق): إِخْلَاصُ الْعَمَلِ لِلَّهِ، وَالْمُنَاصَحَةُ لِأَئِمَّةِ الْمُسْلِمِينَ، وَلُزُومُ جَمَاعَتِهِمْ؛ فَإِنَّ دُعَاءَهُمْ يُحِيطُ مِنْ وَرَائِهِمْ )

**"Tatlong bagay na hindi mapapasukan ng inngit ang puso na isang mananampalataya: ang pagiging ikhlas sa Allah, pagbibigay ng payo sa mga pinuno ng mga muslim, at pananatili sa grupo ng mga muslim, sapakat ang kanilang panalangin ay napapalibutan mula sa kanilang likuran"**

**Kung sinuman dalisay sa kanyang gawain ay dodoblehin ng Allah ang kanyang kabutihan at itataas ang kanyang antas**. Tunay na may mga gawain na maliit lamang ngunit napapalaki ito dahil sa laki ng intensyon na kabutihan.Sinabi ng Propeta ﷺ:

(إِنَّكَ لَنْ تُنْفِقَ نَفَقَةً تَبْتَغِي بِهَا وَجْهَ اللهِ إِلاَّ أُجِرْتَ عَلَيْهَا حَتَّى مَا تَجْعَلُ فِي فِي امْرَأَتِكَ)

**"Tunay na na magpakailan man sa iyong pagtutustos na ang hangarin ay ang mukha(lugod)ng Allah maliban na lamang na ikaw ay gagantimpalaan kahit sa paggamit mo sa iyong asawa."**

قول ابن المبارك – رحمه الله: رُبَّ عملٍ صغيرٍ تعظِّمهُ النيَّةُ، وربَّ عمل كبيرٍ تُصَغِّره النيَّةُ.

Ayon kay Ibn Al-mubarak(kahabagan nawa siya ng Allah): tunay na mayroong maliit na gawain na punong-puno na magandang layunin at mayroon naming malaking gawain ngunit napakaunti ng laynin.

**Pangangalagaan ng Allah ang Ummah at ipagkakaloob niya ang kanyang tulong.** Sinabi ng Propeta ﷺ:

(إِنَّمَا يَنْصُرُ اللَّهُ هَذِهِ الأُمَّةَ بِضَعِيفِهَا بِدَعْوَتِهِمْ وَصَلاَتِهِمْ وَإِخْلاَصِهِمْ)

**"Katunayan na ipagkakaloob ng Allah ang kanyang tulong sa kanyang mga alipin na mahihina sa pamamagitan ng kanilang panalangin at salah at pagiging ikhlas sa kanya"**

**Makakamit ng alipin ang Kapatawaran ng Allah**: katulad na lamang ng kwento ng isang babaeng makasalanan na nagpainom ng tubig sa isang aso na uhaw na uhaw at sa kwento ng isang lalaki na inalis ang bagay na nakasagabal sa kanyang daanan. Sinabi ni Ibn Taymiyyah:na walang ibang dahilan kung bakit nagawa ng babaeng yaon ang magpainom sa aso maliban sa dalisay na pananampalataya nang kanyang puso sa Allah ﷻ.

أسال الله أن يرزقني وإياكم الإخلاص في الأقوال والأعمال وان يحفظ أعمالنا من الرياء وأقول قولي هذا، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كل ذنب وخطيئة، فاستغفروه إنه هو الغفور الرحيم

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وكفى والصلاة والسلام على نبيه المصطفى وعلى آله ومن سار على هديهم واقتفى أما بعد؛

عباد الله!

Kabilang sa pinakamahalagang bunga ng pagiging Ikhlas: **tunay na ang Allah ang magpapawi sa mga alipin niyang mukhlisin sa lahat ng mga problema pagsubok at kalungkutan at kapighatian**, lahat tayo alam natin ang kwento ng tatlong lalaki na pumasok sa isang kuweba upang magpahinga hanggat sa sila ay nasaraduhan ng malaking bato at tuluyang hindi makalabas, nagwika ang isa sakanila: tunay na hindi tayo makakalabas sa kuwebang ito maliban kung tayo ay hihingi ng panalangin sa Allah ﷺ sa pamamagitan ng mabubuting gawa na nagawa natin, at sinabi ng isa sa kanila: O Allah! tunay na ako ay mayroong dalawang magulang na umabot na sa katandaan, na kung saan sila ang aking laging unang inaasiko sa pagdating ko sa aming bahay pinapainom at pinapakain bago ang aking sariling pamilya, hanggang sa isang araw ako ay nahuli sa pag-uwi at nadatnan ko sila na mahimbing ang tulog na hindi ko pa sila napakain at ayaw ko na may nauuna sa kanila na kumain o uminom mula sa aking pamilya at hinintay ko silang magising hanggang sa sumapit ang fajr at sila ay gumising at uminom at kumain,o Allah! hinihiling ko po sa Inyo kung itong gawaing ito ay ginawa ko na walang ibang hanagarin maliban na ito ay ikhlas sa iyo nawa'y tulungan mo kami sa aming sitwasyon ,at bumukas nang kaunti ang kuweba na natabunan ng malaking bato ngunit hindi pa nila kayang makalabas.

At pagkatapos nagsalita ang panagalawa lalaki: O Allah! tunay na ako ay may pinsan na babae na lubos kong minamahal kung kaya hiniling ko sakanya na ibigay ang kanyang sarili at siya ay nagpumigil hanggang sa dumating ang isang panahon siya ay naghirap, at siya ay lumapit sa akin upang humingi ng tulong at binigyan ko siya ng isang

daan at dalawampung (120) dinar sa kondisyon na ibigay niya sa akin ang kanyang sarili at siya ay pumayag sa kondisyon na yaon, hanggat sa dumating ang takdang araw at ibibigay na niya ang kondisyun na aming napag-usapan ,siya ay nagwika: huwag mong galawin ang isang bagay maliban na ito ay karapatdapat, nang dahil sa salitang yaon ay nakaramdam ako ng pangamba at takot sa Allah ﷻ hangang sa umalis ako at iniwan o ang salapi na ibinigay ko sa kanya.O Allah! hinihiling ko po sa Inyo kung itong gawaing ito ay ginawa ko na walang ibang hanagarin maliban na ito ay ikhlas sa Iyo nawa'y tulungan mo kami sa aming sitwasyon, at bumukas muli na kaunti ang kweba na natabunan ng malaking bato ngunit hindi parin nila kayang makalabas mula rito. Pagkatapos nagsalita ang pangatlong lalaki: O Allah! tunay na ako ay nangupahan ng mga taong magtatrabaho sa akin at ibinigay ko sa kanila ang kanilang mga sweldo maliban sa isang lalaki na iniwan niya ang kanyang sweldo hanggang sa ito ay lumago at dumami, hanggang isang araw siya ay bumalik sa akin at hinihingi ang kanyang sweldo,at ako ay nagwika: Ang lahat ng iyong nakikita na mga kamelyo baka at iba pa ay nagmula sa iyong sweldo at ito ay kinuha niyang lahat at walang iniwan ni isa man lamang. O Allah! hinihiling ko po sa Inyo kung itong gawaing ito ay ginawa ko na walang ibang hanagarin maliban na ito ay ikhlas para sa Iyo nawa'y tulungan mo kami sa aming sitwasyon, at bumukas ang kweba hanggang sila ay nakalabas na naglalakad pauwi ng kanilang bahay.






SCAN ME

**4- Ang Mga Nakakasira Sa Pagka-Muslim Ng Isang Tao**

**الخطبة الأولى:**

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَستعينُهُ ونَستغفرُهُ ونَتوبُ إليْه، ونعوذُ باللهِ من شُرورِ أنْفسِنَا ومِن سَيِّئاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِل فلن تَجِدَ له وَلِيّاً مُرْشِداً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ١ ﴾﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ٧٠ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ٧١ ﴾

أمَّا بعد:

Mga Alipin ng Allah ﷻ, walang biyaya sa mundong ito maliban na lamang na ito'y maglalaho rin maliban sa isang biyaya lamang, siyang pinakamalaking biyaya sa lahat, ito ang Islam. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَٰكِنَّ ٱللَّهَ حَبَّبَ إِلَيۡكُمُ ٱلۡإِيمَٰنَ وَزَيَّنَهُۥ فِي قُلُوبِكُمۡ ﴾ [الحجرات: 7]

**"Ngunit ang Allah ay Kanyang ipinamahal sa inyo ang pananampalataya at Kanya itong ginawang palamuti sa inyong mga puso"**

Tunay na ito ang kaligtasan mula sa Impyerno at landas tungo sa Paraiso, sinabi ng Propeta ﷺ:

"إنه لا يدخل الجنة إلا نفس مسلمة"

**"Tunay na hindi makakapasok sa Paraiso maliban lamang sa isang Muslim"**

Dahil ang Islam ang siyang pinakamalaking biyaya sa lahat, ito ang siyang payo ng mga mabubuting tao sa kanilang mga anak na sila'y nararapat na mamatay na sila'y nasa Islam, sinabi ng Allag ﷺ:

﴿وَوَصَّىٰ بِهَآ إِبۡرَٰهِـۧمُ بَنِيهِ وَيَعۡقُوبُ يَٰبَنِيَّ إِنَّ ٱللَّهَ ٱصۡطَفَىٰ لَكُمُ ٱلدِّينَ فَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٣٢﴾ [البقرة: 132]

**"At ito'y ipinayo ni Abraham sa kanyang mga anak at ganun din si Jacob, O aking mga anak tunay na itinaas sa inyo ng Allah ang relihiyon kaya't huwag kayong mamamatay maliban na lamang na kayo'y mga Muslim"**

Mga Alipin ng Allah ﷻ, ganito kahalaga ang Islam, kaya't nararapat lamang na ating mapag-alaman ang mga bagay na nakakasira dito. At ito'y napakahalaga lalo na't maraming mga Muslim sa ngayon ang nakakagawa ng mga bagay na ito, dahil tunay na ang paggawa ng isa sa mga bagay na ito ay maging dahilan na ikakalabas niya sa Islam patungo sa Shirk, kasama sa mga bagay na nakakasira sa pagka-Islam ng isang tao,

<u>**Una**</u>: Ang Shirk o pagtambal sa Allah ﷻ, at ito ang pinakadelekado sa lahat ng mga nakakasira ng pagka-Islam ng isang tao, at ang Shirk ay ang pagtambal mo sa Allah sa Kanyang mga nilikha sa anumang nararapat lamang sa Kanya. Sinuman ang sumamba maliban sa Kanya tunay na siya'y isang Mushrik/ taong tumatambal sa Allah ﷻ ng pagsamba. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿إِنَّ ٱللَّهَ لَا يَغۡفِرُ أَن يُشۡرَكَ بِهِۦ وَيَغۡفِرُ مَا دُونَ ذَٰلِكَ لِمَن يَشَآءُۚ وَمَن يُشۡرِكۡ بِٱللَّهِ فَقَدۡ ضَلَّ ضَلَٰلَۢا بَعِيدًا ١١٦﴾

[النساء: 116]

**"Tunay na ang Allah ay hindi Niya papatawarin ang pagtambal sa Kanya, at Kanyang papatawarin ang iba( kasalanan) maliban dito. Sinuman ang magtambal sa Allah tunay na siya'y naligaw ng napakalayo"**

Ano pa ba ang pinakaligaw sa paggawa mo ng katambal sa Allah ﷻ samantalang Siya ang gumawa sa iyo?

At ang pagtambal sa Allah ﷻ ay napakarami , kasama dito na siyang karamihan sa kasalukuyan, ang pag-alay ng anumang pagsamba maliban sa Allah ﷻ kagaya ng pagkatay, at magpanata maliban pa sa Allah ﷻ na siyang kanilang ginagawa sa mga libingan.

Kasama rin dito ang paggawa ng tagapamagitan sa pagitan ng tao at ng Allah ﷻ, na kung saan sila'y nananalangin sa kanila(mga tagapamagitan) at umaasa sa kanila. Tunay na ito'y pinagbawal ng Allah ﷻ at siya'y nagbabala laban dito.

﴿ وَلَا تَدۡعُ مِن دُونِ ٱللَّهِ مَا لَا يَنفَعُكَ وَلَا يَضُرُّكَۖ فَإِن فَعَلۡتَ فَإِنَّكَ إِذٗا مِّنَ ٱلظَّٰلِمِينَ ١٠٦ ﴾ [يونس: 106]

**"At huwag kang manalangin maliban sa Allah na hindi naman nakakabigay sa iyo ng kabutihan at hindi rin nakakabigay sa iyo ng kapahamakan, kapag ito'y iyong ginawa tunay na ika'y kasama sa mga taong mapanggawa ng kamalian"**

**Pangalawa:** Ang hindi pagtakfir(paniniwalang sila'y kafir) sa mga Mushrikin, o pag-alinlangan sa kanilang pagiging kafir, o paniniwalang tama ang kanilang pananampalataya, o mas gustuhin ito kaysa sa mga katuruan ng Islam. At ito'y kagaya na lamang ng mga Muslim na nabighani sa mga bansang kanluran na silang nananawagan sa pag-iwan ng katuruan ng Islam at pagsunod sa katuruan ng bansang kanluran maliit man o malaking bagay.

Tunay na ang Allah ﷻ ay Kanyang tinawag na mga kafir ang mga Kristiyano at Hudyo, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَّقَدۡ كَفَرَ ٱلَّذِينَ قَالُوٓاْ إِنَّ ٱللَّهَ هُوَ ٱلۡمَسِيحُ ٱبۡنُ مَرۡيَمَۚ ﴾ [المائدة: 17]

**"Tiyak na hindi nanampalataya ang silang mga nagsasabing tunay na ang Allah ay si Messiah na anak ni Marya"**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ لَّقَدۡ كَفَرَ ٱلَّذِينَ قَالُوٓاْ إِنَّ ٱللَّهَ ثَالِثُ ثَلَٰثَةٖۘ ﴾ [المائدة: 73]

**"Tiyak na hindi nanampalataya ang silang mga nagsasabi na tunay na ang Allah ay isa sa tatlo( trinidad)"**

At sa Surah Al- Fatiha sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱهۡدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلۡمُسۡتَقِيمَ ٦ صِرَٰطَ ٱلَّذِينَ أَنۡعَمۡتَ عَلَيۡهِمۡ غَيۡرِ ٱلۡمَغۡضُوبِ عَلَيۡهِمۡ وَلَا ٱلضَّآلِّينَ ٧ ﴾ [الفاتحة: 6-7]

**"At kami ay Iyong gabayan sa matuwid na landas. Sa landas ng silang mga biniyayaan Mo at hindi ng mga taong kinagalitan mo at mga naligaw"**

At pinaliwanag ng Propeta ﷺ na ang mga taong kinagalitan ng Allah ﷻ ay silang mga Hudyo at ang mga taong naligaw ay silang mga Kristiyano.

**Pangatlo:** Ang pagkamuhi sa anumang ipinarating ng Propeta ﷺ kahit na ito'y kanyang isagawa, tunay na siya isang Kafir. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَٱلَّذِينَ كَفَرُواْ فَتَعۡسٗا لَّهُمۡ وَأَضَلَّ أَعۡمَٰلَهُمۡ ٨ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمۡ كَرِهُواْ مَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ فَأَحۡبَطَ أَعۡمَٰلَهُمۡ ٩﴾ [محمد: 8-9]

**"At silang mga hindi nanampalataya, kapahamakan sa kanila, at Kanyang ginawang walang kabuluhan ang kanilang mga gawain. Ito ay dahil kanilang kinamuhian ang ipinababa ng Allah kaya't kanyang binura ang kanilang mga gawain"**

At gayun din na ang pagsunod sa mga taong kinamuhian nila ang ipinababa ng Allah ﷻ ay kasama sa mga nakakasira ng Islam ng isang tao. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿إِنَّ ٱلَّذِينَ ٱرۡتَدُّواْ عَلَىٰٓ أَدۡبَٰرِهِم مِّنۢ بَعۡدِ مَا تَبَيَّنَ لَهُمُ ٱلۡهُدَى ٱلشَّيۡطَٰنُ سَوَّلَ لَهُمۡ وَأَمۡلَىٰ لَهُمۡ ٢٥ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمۡ قَالُواْ لِلَّذِينَ كَرِهُواْ مَا نَزَّلَ ٱللَّهُ سَنُطِيعُكُمۡ فِي بَعۡضِ ٱلۡأَمۡرِۖ وَٱللَّهُ يَعۡلَمُ إِسۡرَارَهُمۡ ٢٦﴾ [محمد: 25-26]

**"Tunay na silang mga tumalikod( sa Islam) pagkatapos na maging maliwanag sa kanila ang gabay, si Shaytan ay inakit sila at sila'y pinaasa. Ito'y dahil sa kanilang sinabi sa mga taong kinamuhian nila ang ipinababa ng Allah amin kayong susundin sa ibang mga bagay, at ang Allah ay nalalaman Niya ang kanilang mga sekreto"**

At saklaw ng bagay na ito( ang pangatlong nakakasira ng pagka-Islam ng tao) ang mga kinamumuhian nila ang Hijab na siyang ibinatas ng Allah ﷻ, at gayun din sa pamana, at pag-asawa ng higit sa isa na kanilang kinukutya.

**Pang-apat:** Ang paniniwala na ang batas o gabay ninuman ay mas kumpleto at mas maigi kaysa sa gabay ng Propeta ﷺ at kanyang batas. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿فَلَا وَرَبِّكَ لَا يُؤۡمِنُونَ حَتَّىٰ يُحَكِّمُوكَ فِيمَا شَجَرَ بَيۡنَهُمۡ ثُمَّ لَا يَجِدُواْ فِيٓ أَنفُسِهِمۡ حَرَجٗا مِّمَّا قَضَيۡتَ وَيُسَلِّمُواْ تَسۡلِيمٗا ٦٥﴾ [النساء: 65]

**"Hindi, sumpa man sa iyong Panginoon, hindi sila nananampalataya hangga't ika'y gawin nilang tagapaghatol sa anumang hidwaan sa pagitan nila, at pagkatapos ay**

**walan silang hinanakit sa kanilang mga sarili sa anumang hinatol mo at sila'y tumalima"**

Ito'y kagaya na lamang ng paniniwala na ang batas ng tao ay mas maigi kaysa sa batas ng Shariah, o ito'y kapareho lamang nito. O paniniwalang maaaring isabatas ito kahit pa na siya'y naniniwala na ang Shariah ay mas higit dito. O paniniwalang ang Batas ng Islam ay hindi nababagay sa ating panahon at ito'y dahilan ng pagiging huli ng mga Muslim, O paniniwalang ang Islam ay para lamang sa relasyon ng isang tao sa kanyang Panginoon at hindi para sa ibang bagay sa mundong ito.

**Panglima:** Ang paggawa sa mga Mushrikin bilang mga protektor at kakampi, at pakikipagtulungan sa kanila laban sa mga Muslim. Tunay na ito'y ibinawal ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ لَا تَتَّخِذُواْ ٱلۡيَهُودَ وَٱلنَّصَٰرَىٰٓ أَوۡلِيَآءَۘ بَعۡضُهُمۡ أَوۡلِيَآءُ بَعۡضٖۚ وَمَن يَتَوَلَّهُم مِّنكُمۡ فَإِنَّهُۥ مِنۡهُمۡۗ إِنَّ ٱللَّهَ لَا يَهۡدِي ٱلۡقَوۡمَ ٱلظَّٰلِمِينَ ٥١ ﴾ [المائدة: 51]

**"O kayong mga nanampalataya, huwag ninyong gawin ang mga Hudyo at mga Kristiyano bilang mga kakampi, sila'y kaanib ng bawat isa sa kanila. Sinuman sa inyo ang gawin niya silang kakampi ay tunay na siya'y kasama sa kanila, tunay na ang Allah ay hindi Niya gagabayan ang mga taong mapanggawa ng mga kasalanan"**

Kaya't sinuman ang gumawa nito'y tunay na siya'y humiwalay sa Allah at Kanyang Sugo dahil sa kanyang pagtalikod sa Islam at pagpasok niya sa Kufr.

**Pang-anim:** Ang pag-insulto sa anumang bagay sa relihiyong ng Allah ﷻ, ito'y kufr kahit pa siya'y nagbibiro. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُلۡ أَبِٱللَّهِ وَءَايَٰتِهِۦ وَرَسُولِهِۦ كُنتُمۡ تَسۡتَهۡزِءُونَ ٦٥ لَا تَعۡتَذِرُواْ قَدۡ كَفَرۡتُم بَعۡدَ إِيمَٰنِكُمۡۚ ﴾ [التوبة: 65-66]

**"Sabihin mo (O Muhammad ﷺ) sa Allah ba, at Kanyang mga ayat, at Kanyang Sugo kayo'y mag-iinsunlto? Huwag na kayong magdahilan pa, tunay na kayo'y nag-kafir na pagkatapos ng inyong pananampalataya"**

Nagkaisa ang lahat ng Iskolar na ang isang Muslim kapag kanyang insultuhin ang relihiyong Islam o kanyang kutyain ang Propeta ﷺ tunay na siya'y maging isang Murtad(tumalikod sa Islam), halal ang kanyang dugo at kayamanan.

**<u>Pangpito:</u>** Ang pagyakap sa anumang katuruan at paniniwalang salungat sa Islam. Sinumang maniwala na ito'y tama o ito'y kanyang ipagtanggol tunay na siya'y tumalikod sa Islam kahit na siya pa'y mag-salah o mag-ayuno at magsabing siya'y isang Muslim.

**<u>Pangwalo:</u>** Ang kulam. Sinuman ang gumawa nito'y tunay na siya'y isang kafir. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَا يُعَلِّمَانِ مِنْ أَحَدٍ حَتَّىٰ يَقُولَا إِنَّمَا نَحْنُ فِتْنَةٌ فَلَا تَكْفُرْ ﴾ [البقرة: 102]

**"At hindi nila tinuturuang dalawa ang sinuman hangga't sa kanilang sasabihin tunay na kami ay pagsubok kaya't huwag kang mag-kafir"**

**<u>Pangsiyam:</u>** Ang paghatol sa batas na hindi galing sa Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَن لَّمْ يَحْكُم بِمَا أَنزَلَ ٱللَّهُ فَأُولَٰٓئِكَ هُمُ ٱلْكَٰفِرُونَ ﴿٤٤﴾ ﴾ [المائدة: 44]

**"Sinuman ang hindi maghatol sa batas na ipinababa ng Allah tunay na sila'y mga walang pananampalataya"**

Kaya't sinuman ang maghatol na labag sa batas ng Allah ﷻ at siya'y nainiwala na ito'y mas maigi sa batas ng Allah ﷻ , o ito'y kapareho nito tunay na siya'y kafir, Murtad tumalikod sa Islam.

**<u>Pangsampu:</u>** Ang pag-iwan ng Salah. Ang pag-iwan nito sa paniniwalang hindi ito obligado tunay na siya'y isang Kafir na siyang napagkaisahan ng lahat ng Iskolar. At ang pag-iwan naman nito dahil sa katamaran ay kinakailangan pag-utusan na mag-salah, kapag siya'y magpatuloy sa pag-iwan ng Salah siya'y maging kafir. Ang patunay dito ay ang sinabi ng Propeta ﷺ:

"إن بين الرجل وبين الشرك والكفر ترك الصلاة"

**"Tunay na ang hadlang ng isang lalaki at ng Shirk at Kufr ay ang pag-iwan ng Salah"**

Sinabi pa ng Propeta ﷺ:

"العهد الذي بيننا وبينهم الصلاة، فمن تركها فقد كفر"

**"Ang hadlang sa pagitan natin at nila ay ang Salah, sinuman ang iniwan niya ito tunay na siya'y naging kafir"**

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعد، أما بعد:

Mga alipin ng Allah ﷻ, ito ang iba sa mga nakakabuwag ng pagka-Islam ng isang tao kaya't nararapat na inyo itong layuan at panghawakan ninyo ang katuruan ng Islam na kung saan kayo'y pinili ng Allah ﷻ para dito mula sa karamihan ng Kanyang nilikha.






## 5- Ang Mga Kondisyon Upang Maging Tanggap Ang Mga Gawain

الخطبة الاولى:

الحمد لله رب العالمين، خلق الخلق لعبادته، وأمرهم بتوحيده وطاعته، وأشهدُ أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له في ربوبيته وإلهيته وأسمائه وصفاته، وأشهدُ أن محمداً عبده ورسوله وخيراته من جميع برياته، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Aking kapatid ano nga ba ang dapat nating isaalang-alang sa ating mga gawa upang ito ay tanggpin ng Allah ﷻ at ating mapakinabangan sa araw ng paghuhukom? Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَا خَلَقْتُ ٱلْجِنَّ وَٱلْإِنسَ إِلَّا لِيَعْبُدُونِ ۝٥٦ مَآ أُرِيدُ مِنْهُم مِّن رِّزْقٍ وَمَآ أُرِيدُ أَن يُطْعِمُونِ ۝٥٧ إِنَّ ٱللَّهَ هُوَ ٱلرَّزَّاقُ ذُو ٱلْقُوَّةِ ٱلْمَتِينُ ۝٥٨ ﴾ [الذاريات: 56-58]

**"At hindi ko nilikha ang jinn at ang tao, at sa pagkapadala ng lahat ng mga Sugo kundi sa napakataas na uri ng layunin, na ito ay sambahin lamang Ako nang bukod-tangi at wala ng iba pa. At hindi Ko kailangan mula sa kanila ang kabuhayan at hindi Ko kailangan na Ako ay pakainin nila, dahil walang pag-aalinlangan, Ako ay nagbibigay ng kabuhayan at Tagapagkaloob. Na ang Allah, luwalhati sa Kanya, ay hindi nangangailangan sa Kanyang mga nilikha, sa halip sila ang mga nangangailangan sa Kanya sa lahat ng pagkakataon, na Siya na lumikha sa kanila at bumubuhay sa kanila ay ganap na hindi nangangailagan sa kanila at sa kahit na anupaman. Katiyakang ang Allah Siya ay (Ar-Razzâq) ang Bukod Tanging Tagapagkaloob ng kabuhayan sa Kanyang mga nilikha at ginagarantiyahan Niya ang kanilang kabuhayan, na (Dhul Qûwatil Mateen) ang Tagapagtangan ng Matibay na Lakas, na di-nagagapi at di-natatalo dahil Pagmamay-ari Niya ang lahat ng kapangyarihan at lakas."**

Ipinaliwanag ng Allah ﷻ ang dahilan nang paglikha sa sangkatauhan at mga (Jinn) nilikha na hindi nakikita. Nilikha ng Allah ﷻ ang lahat para lamang sambahin siya at dahil dito sa pagsamba na ito ay may karampatang gantimpala ang bawat sumasamba, tunay na ang Allah ﷻang tigib ng kayamanan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَقَالَ مُوسَىٰٓ إِن تَكۡفُرُوٓاْ أَنتُمۡ وَمَن فِي ٱلۡأَرۡضِ جَمِيعٗا فَإِنَّ ٱللَّهَ لَغَنِيٌّ حَمِيدٌ ٨ ﴾ [إبراهيم: 8]

**"At sinabi sa kanila: Kung kayo ay hindi naniwala sa Allah , kayo at ang lahat ng nasa ibabaw ng kalupaan, kailanman ay hindi ninyo mapipinsala ang Allah ng kahit na katiting; dahil katiyakang ang Allah ay (Ghanee) Napakayaman na Ganap na Malaya mula sa lahat ng pangangailangan na hindi nangangailangan ng kahit na ano sa Kanyang mga nilikha, na Siya ay (Hameed) Nagmamay ari ng lahat ng papuri na Ganap na Pinupuri sa Kanyang mga katangian at sa Kanyang mga gawa sa lahat ng pagkakataon."** Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ إِن تَكۡفُرُواْ فَإِنَّ ٱللَّهَ غَنِيٌّ عَنكُمۡۖ وَلَا يَرۡضَىٰ لِعِبَادِهِ ٱلۡكُفۡرَۖ وَإِن تَشۡكُرُواْ يَرۡضَهُ لَكُمۡۗ وَلَا تَزِرُ وَازِرَةٞ وِزۡرَ أُخۡرَىٰۚ ﴾ [الزمر: 7]

**"Kung kayo ay hindi maniwala, O kayong mga tao, sa inyong Panginoon at tumanggi kayo sa Kanya at hindi kayo sumunod sa Kanyang mga Sugo, walang pag-aalinlangang Siya ay hindi nangangailangan sa inyo, kundi kayo ang ganap na nangangailangan sa Kanya, at hindi Niya tinatanggap sa Kanyang alipin ang pagtanggi at hindi Niya ito ipinag-uutos sa kanila, at ang katanggap-tanggap lamang sa Kanya ay ang pagtanaw ng utang na loob sa Kanyang biyaya sa kanila. At hindi ipapapasan sa sinumang tao ang kasalanan ng iba."**

Ang pagsamba, aking mga kapatid ay nagbibigay ng pakinabang sa mga nilikha ngunit ang Allah ﷻay tigib ng kayamanan at hindi nangangailangan ng kahit ano pa man. Ngunit inutusan ng Allah ﷻang mga nilikha na sambahin Siya upang makinabang ang mga nilikha at upang maging paraan ng ugnayan sa pagitan ng mga nilikha at ng panginoon. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ۞ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ أَنتُمُ ٱلۡفُقَرَآءُ إِلَى ٱللَّهِۖ وَٱللَّهُ هُوَ ٱلۡغَنِيُّ ٱلۡحَمِيدُ ١٥ ﴾ [فاطر: 15]

**"O sangkatauhan! Kayo ang siyang nangangailangan sa Allah sa lahat ng pagkakataon, at kailanman ay hindi mawawala ang iyong pangangailangan sa Allah nang kahit na isang kurap ng mata, Siya ay (Al-Ghanee) ang Malaya sa anumang pangangailangan, na walang pangangailangan na kahit na anumang bagay mula sa Kanyang mga nilikha, na (Al-Hameed) karapat dapat sa lahat ng papuri na pinupuri sa Kanyang Sarili, sa Kanyang mga Pangalan at mga Katangian sa lahat ng pagkakataon."**

Naiulat ni Propeta Muhammad ﷺ na sinabi ng Allah ﷻ:

(يا عِبَادِي لو أنَّ أَوَّلَكُمْ وَآخِرَكُمْ وإنْسَكُمْ وَجِنَّكُمْ كَانُوا علَى أَتْقَى قَلْبِ رَجُلٍ وَاحِدٍ مِنكُمْ، ما زَادَ ذلكَ في مُلْكِي شيئًا، يا عِبَادِي لو أنَّ أَوَّلَكُمْ وَآخِرَكُمْ وإنْسَكُمْ وَجِنَّكُمْ كَانُوا علَى أَفْجَرِ قَلْبِ رَجُلٍ وَاحِدٍ، ما نَقَصَ ذلكَ مِن مُلْكِي شيئًا يا عِبَادِي إنَّما هي أَعْمَالُكُمْ أُحْصِيهَا لَكُمْ، ثُمَّ أُوَفِّيكُمْ إيَّاهَا، فمَن وَجَدَ خَيْرًا، فَلْيَحْمَدِ اللَّهَ وَمَن وَجَدَ غيرَ ذلكَ، فلا يَلُومَنَّ إلَّا نَفْسَه)

**"O aking alipin kahit na silang lahat na mga nauna at mga nahuli na tao at (Jinn) mga nilikhang hindi nakikita ay nagsama-sama sa iisang puso na pinakamatakutin, tunay na walang ni katiting na maidadagdag ito sa aking paghahari. O aking alipin kahit na silang lahat na mga nauna at mga nahuli na tao at (Jinn) mga nilikhang hindi nakikita ay nagsama-sama sa iisang pinaka masamang puso ng isang tao mula sa inyo, tunay na hindi mababawasan ng ni isang katiting ang aking paghahari. Tunay na ang mga ito ay inyong mga gawa na papakinabangan ninyo at gagantimpalaan kayo dahil dito. Sinuman ang matagpuan niya ang mga kabutihan na kanyang nagawa, nararapat na palasamatan niya ang Allah. Sinuman ang matagpuan niya ang kasamaan na kanyang nagawa, wala siyang dapat sisihin kundi ang kanyang sarili."**

Ang pagsamba ay ang pagsuko, pagtalima, pagiging malapit sa Allah ﷻ at pagsunod sa kung ano ang ipinag-utos at pag-iwas sa kung ano ang ipinagbabawal. Sinabi ni Shiekh Islam Ibn Taymiyah kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: Ang pagsamba ay isang pangalang pangkalahatan sa lahat ng mga minamahal at kinalulugdan ng Allah ﷻ mula sa mga gawa at salita tago man ito o hayag. Ang pagsamba ay nagagawa ng dila sa pamamagitan ng pag-alaala sa Allah ﷻ, pagdakila, pagpapasalamat, paghiling at pagbasa

ng banal na Qur'ann. Halimbawa naman nang pagsamba sa pamamagitan ng mga gawa ay ang pagdarasal, pag-aayuno, banal na paglalakbay sa Makkah at iba pang mga gawain na hayag. Ang pagsamba ay maaari ding mapabilang sa gawain ng puso, kagaya ng pagkatakot sa Allah ﷻ, pagmamahal para sa Allah ﷻ at pagpapa-ubaya sa Allah ﷻ. Ang pagsamba ay sa pamamagitan ng katawan, dila at puso. Ubligado sa isang muslim na ang pagsamba na kanyang ginagawa ay para sa Allah ﷻ lamang na nag-iisa at walang katambal. Dahil katotohanan na ang pagsamba ay tumatayo sa dalawang haligi. Una ay ang pagiging para sa Allah ﷻ lamang at wala ng iba pa, hindi maaring magsagawa ng pagsamba na ito ay pakitang tao lamang o parinig lamang dahil ito ay hindi katanggap tanggap sa Allah ﷻ. Tunay na ang pagsamba kapag nahaluan ng pagtatambal ay hindi katanggap tanggap. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ذَٰلِكَ هُدَى ٱللَّهِ يَهۡدِي بِهِۦ مَن يَشَآءُ مِنۡ عِبَادِهِۦۚ وَلَوۡ أَشۡرَكُواْ لَحَبِطَ عَنۡهُم مَّا كَانُواْ يَعۡمَلُونَ ٨٨﴾ [الأنعام: 88]

**"At kahit na sila pa ay mga Propeta, kung sakali na sila ay sasamba ng iba bukod sa Allah ay mawawalan ng saysay ang lahat ng kanilang ginawa; sapagkat ang Allah, hindi Niya tinatanggap ang anumang gawa na may kahalong pagtatambal."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿وَلَقَدۡ أُوحِيَ إِلَيۡكَ وَإِلَى ٱلَّذِينَ مِن قَبۡلِكَ لَئِنۡ أَشۡرَكۡتَ لَيَحۡبَطَنَّ عَمَلُكَ وَلَتَكُونَنَّ مِنَ ٱلۡخَٰسِرِينَ﴾

[الزمر: 65]

**"At katiyakan, ipinahayag sa iyo O Mohammad, at sa mga Sugo na nauna sa iyo: Kung ikaw ay sasamba nang bukod sa Allah ay mawawalan ng saysay ang iyong gawain at magiging kabilang ka sa mga mapapahamak at mga talunan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay; dahil hindi tinatanggap ang anumang mabuting gawa kapag may kasamang pagtatambal o pagsamba ng iba."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿وَقَدِمۡنَآ إِلَىٰ مَا عَمِلُواْ مِنۡ عَمَلٖ فَجَعَلۡنَٰهُ هَبَآءٗ مَّنثُورًا ٢٣﴾ [الفرقان: 23]

**"At iniharap Namin ang anuman na kanilang nagawa na kabutihan sa mga mata ng tao, at pagkatapos ay saka Namin pinawalan ng saysay, na hindi nila pakikinabangan**

**na katulad ng mga nagkalat na mga pira-pirasong alikabok, na ito ay nakikita dahil sa liwanag ng araw na napakagaan na alikabok; sapagkat ang anumang kabutihan ay hindi mapapakinabangan sa Kabilang-Buhay maliban sa kung ito ay nabuo ng sinumang gumawa nito: ang paniniwala sa Allah at ang pagiging dalisay nito, at pagsunod sa Kanyang Sugo na si Muhammad."**

Nararapat lamang na ang pagsamba ay alang-alang lamang sa Allah ﷻ at walang kasamang pagtatambal, maliit man ito o malaking pagmamatambal. Ang mga gawain sa Islam ay nadagdagan sa panahon natin ngayon ngunit ang nadagdag na ito ay kaligawan at kasamaan, ang mga gawain na kanilang idinagdag ay naghahatid sa kanila sa pagtatambal sa Allah ﷻ. Halimbawa na lamang nito ay ang pag-ikot sa mga libingan, pagkatay ng mga hayop alang-alang sa iba at hindi para sa Allah ﷻ, at pangako sa pangalan ng iba at hindi sa pangalan ng Allah ﷻ, at paghiling sa mga patay at hindi sa Allah ﷻ at itong mga ito ay malinaw na pagtatambal. Kapag sila ay pinagbawalan na gawin ang mga ito, kanilang sinasabi na ito ay hindi pagtatambal at kanilang sinasabi na ito ay kanilang ginagawa upang mapalapit sa Allah ﷻsa pamamagitan ng mga taong mabubuti upang maging daan sila patungo sa Allah ﷻ, ito aking mga kapatid ay napaka-laking kamalian at pagtatambal sa nag-iisang panginoon ang Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَيَعۡبُدُونَ مِن دُونِ ٱللَّهِ مَا لَا يَضُرُّهُمۡ وَلَا يَنفَعُهُمۡ وَيَقُولُونَ هَٰٓؤُلَآءِ شُفَعَٰٓؤُنَا عِندَ ٱللَّهِۚ قُلۡ أَتُنَبِّـُٔونَ ٱللَّهَ بِمَا لَا يَعۡلَمُ فِي ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَلَا فِي ٱلۡأَرۡضِۚ سُبۡحَٰنَهُۥ وَتَعَٰلَىٰ عَمَّا يُشۡرِكُونَ ١٨ ﴾ [يونس: 18]

**"At sila na mga walang pananampalataya ay sumasamba ng iba bukod sa Allah,na hindi man lang makapipinsala sa kanila at hindi man lamang makapagbibigay ng kapakinabangan sa kanila dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay at sinasabi nila: Katiyakan, sinasamba lamang namin ito upang mamagitan sa amin sa Allah, sabihin mo sa kanila, O Muhammad[ﷺ]: Gusto ba ninyong pagsabihan ang Allah na hindi Niya batid ang hinggil sa inyong mga inaangkin na mga tagapamagitan na nasa kalangitan o hindi kaya ay sa kalupaan? Dahil katiyakan, kung mayroon mang tagapamagitan sa kalangitan at kalupaan na mamamagitan sa inyo roon sa Allah ay tiyak na nababatid Niya ito nang ganap kaysa sa inyo. Luwalhati sa Allah at Kataas-Taasan, na Siya ay**

**ligtas sa anumang kalapastanganan na ginagawa ng mga walang pananampalataya na pagsamba ng iba, na hindi man lamang nakapipinsala ni nakapagdudulot ng anumang kapakinabangan."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ أَلَا لِلَّهِ ٱلدِّينُ ٱلۡخَالِصُۚ وَٱلَّذِينَ ٱتَّخَذُواْ مِن دُونِهِۦٓ أَوۡلِيَآءَ مَا نَعۡبُدُهُمۡ إِلَّا لِيُقَرِّبُونَآ إِلَى ٱللَّهِ زُلۡفَىٰٓ إِنَّ ٱللَّهَ يَحۡكُمُ بَيۡنَهُمۡ فِي مَا هُمۡ فِيهِ يَخۡتَلِفُونَۗ إِنَّ ٱللَّهَ لَا يَهۡدِي مَنۡ هُوَ كَٰذِبٞ كَفَّارٞ ٣ ﴾ [الزمر: 3]

**"Dapat mong mabatid na ang rilihiyon ay pagmamay-ari lamang ng Allah na Bukod-Tangi, na ito ay ang ganap na pagsunod na malayo sa anumang pagtatambal sa pagsamba, at ang mga yaong sumamba ng iba bukod sa Allah at nagturing ng mga tagapangalaga na sinasandalan bukod sa Kanya, sinabi nila: Hindi namin sinasamba ang mga diyus-diyosan na ito bilang katambal sa pagsamba sa Allâh kundi upang ang mga ito ay maging tagapamagitan sa amin sa Allah, mapalapit kami sa Allah at iaangat sa amin ang aming antas sa Allah. Na kung kaya, sila ay lumabag sa kagustuhan ng Allah sa pamamagitan ng ganitong gawain; dahil ang pagsamba at pamamagitan ay pagmamay-ari lamang ng Allah. Katiyakan, ang Allah ay hinahatulan Niya ang pagitan ng mga mananampalataya na dalisay na sumasamba sa Kanya at ang mga sumasamba ng iba bukod sa Allah sa Araw ng Muling Pagkabuhay, at huhukuman Niya ang anuman na hindi nila pinagkasunduan sa pagsamba, na tutumbasan Niya ang bawat isa sa kanila ng anuman na karapat-dapat na para sa kanila. Katiyakan, ang Allah ay hindi Niya ginagabayan tungo sa Matuwid na Landas ang sinumang nagsisinungaling laban sa Allah, na di-naniniwala sa Kanyang mga palatandaan at mga katibayan."**

Tinatawag ng Allah ﷻ na kasinungalingan ang kanilang mga gawa at kalapastanganan sa rilihiyong Islam. Inamin ng mga taong ito na sila ay gumagawa ng pagtatambal sa Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ na sasabihin ng mga taong ito na sumasamba sa iba:

﴿ مَا نَعۡبُدُهُمۡ إِلَّا لِيُقَرِّبُونَآ إِلَى ٱللَّهِ ٣ ﴾ [الزمر: 3]

**"Hindi namin sinamba ang mga (Diyos-diyosan) na ito maliban na lamang na para mapalapit kami sa Allah."**

Ito ay pagtatambal sa Allah ﷻ na nangyayari sa karamihang mga muslim dahil narin sa kakulangan ng kaalaman sa pananampalatayang Islam, panggagaya na para bagang sila ay mga bulag, dahil narin sa mga panghihikayat ng mga satanas at taong ligaw mula sa tamang landas na nanghihikayat patungo sa pagtatambal sa Allah ﷻ. Isa pa mga kapatid dahil narin sa kakaunti ang mga taong nanghihikayat patungo sa daan ng Allah ﷻ, na nagbabawal sa pagtatambal at paninira sa kalupaan. Ano ang ating masasabi mga kapatid?

**Pangalawa**, (kundisyon ng pagiging katanggap-tanggap ng mga gawa) kailangang ang mga gawain na ito ay naayon sa mga gawa ni Propeta Muhammad ﷺ. Tunay na ipinadala ng Allah ﷻ ang mga sugo upang ipaliwanag sa mga tao kung papaano sasambahin ang Allah ﷻ. Hindi maaring sumamba ang sinuman sa Allah ﷻng naayon sa kanyang sariling pagsisikap lamang o sa kung ano ang nakita niya sa kanyang mga ninuno o sa kung ano ang sa tingin niya ay tama, bagkus kailangan na ang pagsamba ay naaayon sa kung ano ang ginawa ni Propeta Muhammad ﷺ, pagsamba na naayon sa tamang pamamaraan, pagsamba na naisabatas ng Allah ﷻ at makikita sa banal na Qur'an. Aking kapatid hindi magiging tama ang mga pagsamba oras na ito ay nasamahan ng mga bagong gawain sa ating pananampalataya. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَنْ أَحْدَثَ فِي أَمْرِنَا هَذَا مَا لَيْسَ مِنْهُ فَهُوَ رَدٌّ)

"**Sinuman ang gumawa ng bagong gawain sa ating rilihiyon na hindi kabilang dito, tunay na ito ay hindi katanggap-tanggap at hindi tatanggapin ng Allah."**

Sa iba pang pagsasalaysay: "**Sinuman ang gumawa ng mga makabagong gawain sa pananampalataya kahit ito ay hindi nagmula mismo sa kanya at ito ay ginaya lamang niya sa iba, tunay na itong gawain na ito ay hindi katanggap-tanggap."**

Tunay aking mga kapatid na ang mga makabagong gawain sa pananampalataya ay hindi tatanggapin ng Allah ﷻ kahit na anong sikap pa ng isang tao sa pagsamba na ito at kahit na ito ay ginawa niya ng alang-alang lamang sa Allah ﷻ tunay na ito ay hindi tatanggapin ng Allah ﷻ. Huwag mong pagurin ang iyong sarili aking kapatid! Huwag mong ipamukha na nagkulang si Propeta Muhammad ﷺ sa pagpaparating ng Islam!

Huwag mong sabihin ang bagay na alam mong hindi naman ginawa ni Propeta Muhammad ﷺ. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(فإنَّه مَن يَعِشْ منكم بعدي فسيَرَى اختلافًا كثيرًا، فعليكم بسُنَّتي وسنَّةِ الخلفاءِ المهديِّينَ الراشدينَ، تَمسَّكُوا بها، وعَضُّوا عليها بالنَّواجِذِ، وإيَّاكُم ومُحدَثاتِ الأمورِ؛ فإنَّ كلَّ مُحدَثةٍ بدعةٌ، وكلَّ بدعةٍ ضلالةٌ وكل ضلالة في النار)

**"Sinuman ang mabuhay sa inyo pagkatapos ko ay tunay na makakakita siya ng pagkakasalungatan sa rilihiyon at kapag nikita niya ito, nararapat sa kanya na panghawakan ang aking mga turo, salita at gawa at ang mga gawa at turo ng mga pinuno ng mga ginabayan ng Allah (khulafa Arrashideen). Panghawakan ninyo ito at kagatin ninyo ito sa pamamagitan ng inyong mga bagang (Subrang pangangalaga) at iwasan ninyo ang mga makabagong gawain sa rilihiyon dahil tunay na ang lahat ng mga makabagong gawain ay nagdudulot ng pagkaligaw at lahat ng pagkaligaw ay nagdudulot ng pagpasok sa impyerno"**

Isa sa mga nakakagulat na pangyayari mga kapatid ay ang ibang mga ligaw na tao na nanghihikayat sa pagsamba at kanilang sinasabi na mayroon daw na makabagong gawain na mabuti ngunit si Propeta Muhammad ﷺ ay nagsabi na:

(فإنَّ كلَّ مُحدَثةٍ بدعةٌ، وكلَّ بدعةٍ ضلالةٌ)

**"Lahat ng makabagong gawain sa pananampalataya ay nagdudulot ng pagkaligaw."**

pagkatapos ay sasabihin ng tao na ito na: 'Hindi, mayroong makabagong gawain na mabuti' Subhanallah! Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱلَّذِي خَلَقَ ٱلْمَوْتَ وَٱلْحَيَوٰةَ لِيَبْلُوَكُمْ أَيُّكُمْ أَحْسَنُ عَمَلًا ۚ وَهُوَ ٱلْعَزِيزُ ٱلْغَفُورُ ۝٢ ﴾ [الملك: 2]

**"Na Siya ang lumikha ng kamatayan at buhay; upang subukin kayo, O kayong mga tao, kung sino sa inyo ang gagawa ng kabutihan at magiging taos-puso sa kanyang gawain? At Siya ay (Al-Azeez) ang Kataas Taasan at Punung-Puno ng Karangalan na Ganap na Makapangyarihan na walang anumang nais Niya ang hindi mangyayari, na (Al-Ghafour) Ganap na Mapagpatawad sa sinumang nagsisisi mula sa Kanyang mga**

**alipin. Nasa talatang ito ang paghihikayat sa paggawa ng mga kabutihan at pagbabawal sa paggawa ng mga kasalanan."**

Sinabi ni Fiyadh Ibn Umair kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: Ang ibig sabihin ng ('Sinuman sa inyo ang gagawa ng kabutihan') ay paggawa nito ng taos puso na para lamang ito sa Allah ﷻ at pinung pagsasagawa nito na naaayon sa mga gawa ni Propeta Muhammad ﷺ. Dahil tunay na ang mga gawain kung ito ay tunay na taos puso na para lamang sa Allah ﷻ ngunit hindi naayon sa mga gawa ni Propeta Muhammad ﷺ tunay na ito ay hindi katanggap-tanggap sa Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ بَلَىٰ مَنْ أَسْلَمَ وَجْهَهُۥ لِلَّهِ وَهُوَ مُحْسِنٌ فَلَهُۥٓ أَجْرُهُۥ عِندَ رَبِّهِۦ وَلَا خَوْفٌ عَلَيْهِمْ وَلَا هُمْ يَحْزَنُونَ ﴾ [البقرة: 112]

**"Sapagkat walang pag-aalinlangang mali ang kanilang pag-aakala na ang Paraiso ay para sa mga natatanging grupo at ipinagbabawal sa iba.Samakatuwid, ang makapapasok lamang sa paraiso ay ang sinumang nag-Muslim, na ang ibig sabihin ay ang sinumang isinuko ang kanyang sarili sa Nag-iisang Allah na walang katambal, na siya ay dalisay sa kanyang kalooban at maingat sa lahat ng kanyang mga salita at gawa nang alang-alang sa Allah. Kung kaya, sinuman ang gumawa nito ay makakamtan niya ang gantimpala mula sa kanyang Panginoon na Tagapaglikha sa Kabilang-Buhay, na ito ay ang pagpasok sa Paraiso, at doon ay wala silang dapat na ipangamba sa kanilang kahihinatnan, at wala rin silang dapat na ipangamba sa anumang naiwan nila o anumang bagay na hindi nila naranasan dito sa mundo."**

Ito ang ibig sabihin ng taos pusong paggawa ng dahil at para lamang sa Allah ﷻ na naayon sa gawa ni Propeta Muhammad ﷺ, ito ang dalawang bagay na haligi ng pagsamba at hindi tatanggapin ang pagsamba maliban na lamang sa pamamagitan ng dalawang ito.

Katakutan natin ang Allah ﷻ aking mga kapatid! At gawin nating maayus ang ating mga gawain na taos pusong para lamang sa Allah ﷻ. Dahil ang gawain ay tinitingnan ng Allah ﷻ sa pagiging maayus nito (Taos pusong para sa Allah ﷻ at naayon sa gawa ni Propeta Mohammad ﷺ) hindi sa dami nito. At ito ay kinakailangan ng pag-aaral ng kaalaman na ating mapapakinabangan at sa pamamagitan nito ay malalaman natin kung ano ang mga tunay na gawain na naisagawa ni Propeta Muhammad ﷺ. Upang

maisagawa natin ito ng hindi tayo nanggagaya sa iba at makaiwas tayo sa panggagaya sa mga taong ligaw mula sa tunay na turo ni Propeta Muhammad ﷺ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱعۡبُدُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُمۡ وَٱلَّذِينَ مِن قَبۡلِكُمۡ لَعَلَّكُمۡ تَتَّقُونَ ٢١ ٱلَّذِي جَعَلَ لَكُمُ ٱلۡأَرۡضَ فِرَٰشٗا وَٱلسَّمَآءَ بِنَآءٗ وَأَنزَلَ مِنَ ٱلسَّمَآءِ مَآءٗ فَأَخۡرَجَ بِهِۦ مِنَ ٱلثَّمَرَٰتِ رِزۡقٗا لَّكُمۡۖ فَلَا تَجۡعَلُواْ لِلَّهِ أَندَادٗا وَأَنتُمۡ تَعۡلَمُونَ ﴾ [البقرة: 21-22]

**"Ito ay panawagan mula sa Allah para sa sangkatauhan! Sambahin ninyo ang Allah na Siyang inyong Panginoon na Tagapaglikha, ang Nangangalaga sa inyo sa pamamagitan ng Kanyang mga biyaya at kagandahang-loob. Katakutan ninyo Siya at huwag ninyong labagin ang Kanyang rilihiyon (isinaling Relihiyon na ito ay tumutukoy sa Batas o Uri ng Pamumuhay na mula sa Allah para sa lahat ng Kanyang mga nilikha sa lahat ng larangan ng kanilang pamumuhay), na katotohanang nilikha Niya kayo mula sa wala at gayundin ang mga nauna sa inyo, nang sa gayon ay mapabilang kayo sa mga (Al-Muttaqîn), na kinalugdan ng Allah, dahil mahal nila ang Allah. Siya ay inyong Panginoon na Tagapaglikha na lumikha ng kalupaan nang palatag upang maging madali para sa inyo ang inyong pamumuhay sa ibabaw nito, gayundin ang mga kalangitan, ginawa Niya ito nang pagkatatag-tatag at ibinababa Niya ang tubig-ulan mula sa mga ulap at sa pamamagitan nito ay pinasibol Niya ang iba't ibang uri ng mga bunga at mga pananim bilang kabuhayan para sa inyo, kung kaya, huwag kayong maglagay ng mga katambal sa pagsamba sa Allah gayong alam ninyong Siya lamang ang Nag-iisa sa paglikha, at sa pagkakaloob ng kabuhayan, at sa pagiging may karapatan bilang Bukod-Tanging sinasamba."**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفعنا بما فيه من البيان والذكر الحكيم، أقولُ قولي هذا واستغفر الله لي ولكم ولجميع المسلمين من كل ذنب، فاستغفروه إنَّه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضله وإحسانه وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له وأشهد أن محمداً عبده ورسوله صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Aking kapatid nararapat na malaman natin na tayong mga muslim ay pinag-utusan ng Allah ﷻ ng palagiang pagsamba at pagdakila sa Kanya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱعۡبُدۡ رَبَّكَ حَتَّىٰ يَأۡتِيَكَ ٱلۡيَقِينُ ٩٩ ﴾ [الحجر: 99]

**"At magpatuloy ka sa iyong pagsamba sa iyong Panginoon na Tagapaglikha, habang ikaw ay nabubuhay hanggang dumating sa iyo ang katiyakan, na ito ay ang kamatayan. At sinunod ng Sugo ng Allah ang utos ng kanyang Panginoon, na kung kaya, siya ay patuloy sa pagsusumamo sa pagsamba sa Kanya, hanggang sa dumating sa kanya ang katiyakan na kamatayan mula sa kanyang Panginoon na Tagapaglikha."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ [آل عمران: 102]

**"At inutusan ni Ibrâhim at ni Ya`qûb (Jacob), ang kanilang mga pamilya, na maging matatag sa Islam at sinabi nila: O aming mga anak! Katiyakan, pinili ng Allah ang relihiyon na ito para sa inyo. Kayat huwag kayong lumayo sa rilihiyon na ito sa lahat ng pagkakataon at huwag kayong mamamatay kundi sa Pananampalatayang Islam lamang bilang mga Muslim taimtim at ganap na isinusuko ang buong sarili sa kagustuhan ng Allah. Ito ang pananampalatang Islam na siyang dala-dala rin ni Propeta Muhammad ﷺ."**

Aking kapatid nararapat tayong mamalagi sa ating mga gawaing mabubuti lalo't higit sa pagsamba sa Allah ﷻ hanggang tayo ay bawiin ng hiram na buhay.

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إذا ماتَ الإنسانُ انقطَعَ عنه عمَلُه إلَّا من ثلاثةٍ: إلَّا مِن صدقةٍ جاريةٍ، أو عِلْمٍ يُنْتَفَعُ به، أو ولدٍ صالحٍ يدعو له)

**"Kapag namatay ang tao, napuputol ang lahat ng kanyang mga gawain maliban na lamang sa tatlo, ang derederetsong kawang gawa, kaalamang pinakikinabangan ng iba at mabuting anak na humihingi ng kapatawaran sa kanyang mga magulang."**

Nararapat din na mag-unahan tayo sa paggawa ng mga kabutihan kagaya nang iniutos ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ۞ وَسَارِعُوٓاْ إِلَىٰ مَغۡفِرَةٖ مِّن رَّبِّكُمۡ وَجَنَّةٍ عَرۡضُهَا ٱلسَّمَٰوَٰتُ وَٱلۡأَرۡضُ أُعِدَّتۡ لِلۡمُتَّقِينَ ١٣٣ ﴾ [آل عمران: 133]

**"At magsipag-unahan kayo sa pagsunod sa Allah at sa Kanyang Sugo, nang sa gayon ay makamtan ninyo ang lubos na kapatawaran mula sa inyong Panginoon na Tagapaglikha. At ang lawak ng isang paraiso ay kasinglawak ng mga kalangitan at kalupaan na inihanda para sa mga (Al-Muttaqîn) matatakutin sa Allah."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ سَابِقُوٓاْ إِلَىٰ مَغۡفِرَةٖ مِّن رَّبِّكُمۡ ٢١ ﴾ [الحديد: 21]

**"Magpaligsahan kayo, O kayong mga tao, sa pagpupunyagi tungo sa mga mabubuting gawa upang mapatawad ang inyong mga kasalanan."**

Tunay na ang mga gawain ay nawawala at ang mga pagkakataon ay lumilipas at kung ito ay hindi sasamantalahin tunay ito ay masasayang, huwag nating patagalin ang pagbabalik loob at paggawa ng kabutihan. Tunay na hindi natin alam ang mga susunod na mangyayari at hindi natin sigurado ang hinaharap.

Magdumali ka aking kapatid sa paggawa ng kabutihan bago pa mawala ang pagkakataon, magdumali ka sa pagsunod sa Allah ﷻ bago pa biglaang dumating ang kamatayan. Huwag mong ipagpaliban ang mga pagkakataon, huwag mong intayin na lumipas ito at magdumali ka sa paggawa nito kapag ikaw ay inabutan ng umaga huwag mong asahan na aabutan ka ng hapon (samantalahin mo ito) at kapag inabutan ka ng hapon huwag mong intayin ang umaga at samantalahin mo ang iyong kalusugan bago pa

dumating ang pagkakaroon mo ng karamdaman at samantalahin mo ang iyong buhay bago pa dumating ang iyong kamatayan.






**6- Ang Pag-una ng Pagmamahal sa Allah ﷻ at sa Kanyang Propeta ﷺ**

**الخطبة الأولى:**

O kayong mga Mananampalataya! Tunay na ang pagmamahal sa Allah ﷻat sa kanyang Propeta ﷺ ay pundasyon at basihan ng Relihiyong Islam, at kondisyon upang tanggapin ang Pananampalataya (Iman), ganun din ang pagmamahal sa mga taong minamahal ng Allah at ng kanyang Sugo, at ang pagkamuhi sa mga taong kinamuhian ng Allah at ng kanyang Sugo, at katiyakan ang gawaing ito ang siyang dahilan upang makamit ng mananampalataya ang dakilang tagumpay dito sa mundo at sa kabilang buhay, at tunay na hindi magiging kompleto ang pananampalataya ng bawat isa hanggang sa maging mas kaibig-ibig sa kanila ang Propeta kaysa sa kanilang mga anak, magulang, pamilya at sa lahat ng sangkatauhan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُلۡ إِن كَانَ ءَابَآؤُكُمۡ وَأَبۡنَآؤُكُمۡ وَإِخۡوَٰنُكُمۡ وَأَزۡوَٰجُكُمۡ وَعَشِيرَتُكُمۡ وَأَمۡوَٰلٌ ٱقۡتَرَفۡتُمُوهَا وَتِجَٰرَةٞ تَخۡشَوۡنَ كَسَادَهَا وَمَسَٰكِنُ تَرۡضَوۡنَهَآ أَحَبَّ إِلَيۡكُم مِّنَ ٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦ وَجِهَادٖ فِي سَبِيلِهِۦ فَتَرَبَّصُواْ حَتَّىٰ يَأۡتِيَ ٱللَّهُ بِأَمۡرِهِۦۗ وَٱللَّهُ لَا يَهۡدِي ٱلۡقَوۡمَ ٱلۡفَٰسِقِينَ ٢٤ ﴾ [التوبة: 24]

**"Ipagbadya mo O Muhammad! kung ang inyong mga magulang, mga anak, mga kapatid, mga asawa, pamilya, kayamanan na inyong nalikom, mga negosyo na inyong pinangangambahan na malugi, at ang mga tirahanan na inyong naiibigan ay mas kaiibig-ibig sa inyo kaysa sa Allah, sa kanyang Sugo, at sa pakikibaka sa landas ng Allah, kung gayon, kayo ay maghintay hanggang sa ibaba ng Allah ang kanyang kapasyahan(pagpaparusa). At ang Allah ay hindi namamatnubay sa mga tao na Al-fasiqun (palasuway sa Allah)."**

**"At sa Hadeeth ng Propeta ﷺ kanyang sinabi**

(ثلاث من كنَّ فيه وجد بهنَّ طعم الإيمان، أن يكون الله ورسوله أحبَّ إليه ممَّا سواهما ) (متفق عليه)

**"Tatlong bagay na kung saan kapag ito'y nasa isang tao ay malalasap niya ang tunay na tamis ng pananampalataya, Ang maging angi Allah ﷻat Kanyang Sugo ang siyang pinakamamahal niya kaysa sa lahat ng bagay"**

**At sinabi rin ng Propeta ﷺ:**

(لا يؤمن أحدكم حتَّى أكون أحبَّ إليه من نفسه وولده ووالده والنَّاس أجمعين)متَّفق عليه

**"Tunay na hindi magiging kompleto ang pananampalataya ng bawat isa hanggang ako ay mas maging kaiibig-ibig sa inyo kaysa sa inyong mga sarili, mga anak, mga magulang at sa lahat ng sangkatauhan"**

At tunay na nakasaad sa Qur'an na pinagbawalan ng Allah ﷻ ang mga mananampalataya na kanilang pangunahan ang Allah ﷻ at ang Kanyang Propeta ﷺ, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ لَا تُقَدِّمُواْ بَيۡنَ يَدَيِ ٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦۖ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَۚ إِنَّ ٱللَّهَ سَمِيعٌ عَلِيمٞ ١ ﴾ [الحجرات: 1]

**"O kayong mga mananampalataya! Huwag ninyong gawin sa inyong sarili na pangunahan ang Allah at ang kanyang Sugo, datapuwa't pangambahan ninyo ang Allah. Katotohanan ang Allah ang Ganap na Nakakarinig at Ganap na nakakabatid sa lahat ng bagay."**

At sa talatang ito ay isang maliwanag na panawagan ng Allah sa mga mananampalataya na ipinagbawal na pangunahan nila ang Allah ﷻ at ang Kanyang Propeta ﷺ, sundin ang lahat ng kanilang pinag-uutos, at kabilang sa gawaing pangunguna sa Allah at sa kanyang Sugo, Ang unahin ang pagmamahal ng iba kaysa sa kanilang pagmamahal, o ang unahin ang mga bagay na kaniyang ninanais kaysa sa mga bagay na minamahal at ninanais ng Allah ﷻ at ng kanyang Sugo, dahil ito ay ang magtutulak sa kanya upang gawin ang bagay na kanais-nais, ngunit kapag ang isang bagay ay kanais-nais sa isang tao ngunit hindi naman ito kanais-nais sa paningin ng Allah ﷻtunay na ang bagay o gawain na ito ay magiging dahilan upang siya ay hindi mahalin ng Allah sapagkat inuna niya ang mga bagay na ginusto ng kanyang sarili na hindi ito ginusto ng Allah para sa kanya, at pinili ang kanyang kagustuhan sa mga bagay na hindi kalugud-lugod sa Allah ﷻ dahil alam ng Allah ﷻ na ang bagay na kanyang pinili ay hindi makapagbibigay sa kanya ng kapakinabanagan bagkus ito ay magsisislbing kapahamakan.

At sa hadeeth na ating binanggit kanina: **(Tatlong bagay na kung saan kapag ito'y nasa isang tao ay malalasap niya ang tunay na tamis ng pananampalataya, Ang maging ang Allah ﷻat Kanyang Sugo ang siyang pinakamamahal niya kaysa sa lahat ng bagay.)** kung sinuman ang minahal ang Allah ﷻ at ang kanyang Sugo nang tunay at lubos na pagmamahal sa kanyang puso; nararapat lamang na mahalin niya ang mga tao na mahal ng Allah ﷻ at ng kanyang Sugo at kamuhian ang mga taong kinamuhian ng Allah ﷻat ng kanyang Sugo.

At ang Talata na ating binanggit din kanina**:( "Ipagbadya mo O Muhammad! kung ang inyong mga magulang, mga anak)** ito ay maliwanag na katibayan na Wajib(obligado) na unahin ang pagmamahal sa Allah ﷻ at kanyang Propeta ﷺ kaysa sa ibang bagay. At ayon kay Qurtubi:"Tunay na ang talatang ito ay katibayan na Wajib ang pagmamahal sa Allah at sa kanyang Sugo at nagkaisa ang lahat ng Ummah(nasyon) na ang pagmamahal nila ay mas nangingibabaw kaysa sa lahat ng bagay. At ito ay tumtukoy din na ang Allah ay nagbabala sa sinumang kanyang unahin o mas mangibabaw ang kanyang pagmamahal sa ibang bagay kaysa sa Allah at sa kanyang Sugo; dahil sinabi ng Allah:

﴿ فَتَرَبَّصُوا۟ حَتَّىٰ يَأْتِىَ ٱللَّهُ بِأَمْرِهِۦ ۗ وَٱللَّهُ لَا يَهْدِى ٱلْقَوْمَ ٱلْفَٰسِقِينَ حَتَّىٰ يَأْتِىَ ٱللَّهُ بِأَمْرِهِۦ ۗ وَٱللَّهُ لَا يَهْدِى ٱلْقَوْمَ ٱلْفَٰسِقِينَ ﴿٢٤﴾ ﴾ [التوبة: 24]

**"Kung gayon, kayo ay maghintay hanggang sa ibaba ng Allah ang kanyang kapasyahan(pagpaparusa) At ang Allah ay hindi namamatnubay sa mga tao na Al-fasiqun (palasuway sa Allah)."**

Tunay na walang halaga para Allah ﷻ ang gawain ng sinumang kinamuhian ang mga mga minahal ng Allah ﷻ o minahal ang mga kinamuhian ng Allah ﷻ, Sinabi ng Allah:

﴿ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمْ كَرِهُوا۟ مَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ فَأَحْبَطَ أَعْمَٰلَهُمْ ﴿٩﴾ ﴾ [محمد: 9]

**"Iyan ay sa dahilang kanilang kinamuhian ang anumang ibinaba o ipinahayag ng Allah, kaya Kanyang hinayaang mawalan ng halaga ang kanilang mga gawa.**

At Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ ذَٰلِكَ بِأَنَّهُمُ ٱتَّبَعُواْ مَآ أَسۡخَطَ ٱللَّهَ وَكَرِهُواْ رِضۡوَٰنَهُۥ فَأَحۡبَطَ أَعۡمَٰلَهُمۡ ٢٨ ﴾ [محمد: 28]

**"Iyan ay sa dahilang kanilang sinunod ang anumang ikinagalit ng Allah at kanilang kinamuhian ang anumang kanyang ikinalulugod. Kaya, kanyang ginawang walang halaga ang kanilang mga gawa"**

At ang talatang ito ay tumutukoy sa mga hindi mananampalataya sapagka't kanilang kinamuhian ang mga batas na ibinaba ng Allah ﷻ sa kanyang Sugo kaya't sila ay sinisi ng Allah ﷻ sa kanilang ginawa at pinawalang halaga ang kanilang gawa.

Ang pagmamahal sa mga bagay na kinamuhian ng Allah ﷻ, at ang pagkamuhi sa mga bagay na ninanais ng Allah ay kabilang sa pangunguna o lubos na pagmamahal sa mga bagay kaysa sa Allah ﷻ at sa kanyang Sugo ﷺ; sapagkat ang gawaing ito ay hindi maaring mangyari maliban sa sinumang kanyang inuna ang pagmamahal sa iba kaysa sa Allah ﷻat sa Kanyang Sugo, kung tunay niyang lubos na mahal ang Allah at ang Kanyang Sugo, tunay na kanyang uunahin ang pagmamahal sa Allah at sa kanyang Sugo kaysa sa lahat ng bagay, at kanyang kamuhian ang lahat na kinamuhian ng Allah.

Tunay na ang Pagmamahal ng mananampalataya sa Allah ﷻ ay may mga tanda at simbolo, at kabilang dito ang maging alinsunod ang kanyang Gawain sa katuruan ng Propeta ﷺ, Tunay na ang Sugo ng Allah ay hindi naghihikayat o nag-utos maliban na lamang na ito ay ninais ng Allah at pagkatapos Siya, At hindi nagbawal maliban na ito ay kinamuhian ng Allah at pagkatapos Siya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَا يَنطِقُ عَنِ ٱلۡهَوَىٰٓ ٣ ﴾ إِنۡ هُوَ إِلَّا وَحۡيٞ يُوحَىٰ ٤ ﴾ [النجم: 4]]

**"At siya ay hindi nagsasalita mula sa kanyang sariling kagustuhan. Sapagka't itoy kapahayagan na ipinahayag sa kanya."**

﴿ قُلۡ إِن كُنتُمۡ تُحِبُّونَ ٱللَّهَ فَٱتَّبِعُونِي يُحۡبِبۡكُمُ ٱللَّهُ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۚ وَٱللَّهُ غَفُورٞ رَّحِيمٞ ٣١ ﴾ [آل عمران: 31]

**"Sabihin mo sa kanila O Muhammad! kung tunay ngang kayo ay nagmamahal sa Allah, magkagayon ako ay inyong sundin, at kayo ay mamahalin ng Allah at Kanyang**

**patatawarin ang inyong mga kasalanan. At ang Allah ay lubos na Mapagpatawad at Maawain."**

Kaya't hiniling ko sa Allah ﷻnawa'y patnubayan tayo sa matapat na pagsunod sa katuruan ng ating Propeta ﷺ.

قلت ما سمعتم وأستغفر الله العظيم لي ولكم، فاستغفروه، إنَّه هو الغفور الرَّحيم.

**الخطبة الثَّانية:**

الحمد لله ربِّ العالمين، والعاقبة للمتَّقين، ولا عدوان إلا على الظَّالمين، أمَّا بعد:

Mga Alipin ng Allah ﷻ! inyong alamin na ang ugat ng lahat ng kasalanan ay ang labis na pag-una at pagsunod ng tao sa kanyang sariling pagnanasa o kagustuhan kaysa sa kagustuhan ng Allah ﷻ at ng kanyang Sugo. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَفَرَءَيْتَ مَنِ ٱتَّخَذَ إِلَٰهَهُۥ هَوَىٰهُ وَأَضَلَّهُ ٱللَّهُ عَلَىٰ عِلْمٍ وَخَتَمَ عَلَىٰ سَمْعِهِۦ وَقَلْبِهِۦ وَجَعَلَ عَلَىٰ بَصَرِهِۦ غِشَٰوَةً ﴿٢٣﴾ ﴾ [الجاثية: 23]

**"Nakikita mo ba O Muhammad! Siya na itinuring niya ang kanyang pagnanasa(kagustuhan) bilang kanyang Diyos na sinasamba, at siya ay hinayaan ng Allah na maligaw batay sa kanyang kaalaman tungkol sa tunay niyang hanagrin at sinarahan ang kanyang pandinig at ang kanyang puso at nilagyan ang kanyang paningin ng takip."**

At binigyan ng Propeta ﷺ ng paliwanag ang talatang ito kanyang sinabi:

" لا يعرف معروفاً ولا ينكر منكراً، إلا ما أُشرب من هواه" (متَّفق عليه)

**"hindi nila kinikilala ang tama(kabutihan) ay tama(kabutihan) at ang mali(kasalanan) ay mali (kasalanan)maliban kung ano ng inutos ng kanilang pagnanasa."**

Tunay na ang Pagsunod sa pagnanasa sa sarili ay siyang dahilan ng kaligawan , pagkasawak at hidwaan, At ang Pagsunod sa katotohanan ay dahilan upang maging matuwid sa Relihiyon, mapabuti ang kalagayan dito sa mundo at sa kabilng buhay,at makamait ang katiwasayan at tagumpay.

Ang katotohanan kapag ito ay hindi naging basihan at hindi nasunod tunay na ang magiging kapalit na basihan at masusunod ay walang iba kundi ang Pagnanasa o

kagustuhan ng sarili, at ito ang dahilan ng lahat ng pagsubok at problema, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَوِ ٱتَّبَعَ ٱلۡحَقُّ أَهۡوَآءَهُمۡ لَفَسَدَتِ ٱلسَّمَٰوَٰتُ وَٱلۡأَرۡضُ وَمَن فِيهِنَّۚ ٧١ ﴾ [المؤمنون: 71]

**"At kung sinunod ng Katotohanan ang kanilang mga pagnanasa, tunay na mawawasak ang mga kalangitan at kalupaan at kung anuman ang napapaloob dito,"**

Tunay na ang tao ay magpakailanman ay mahina at may pagkukulang kahit na sabihin niya na siya ay tama at ang kanyang pagnanasa ay hindi magdadala sa kanya sa kabutihan maliban na lamang na ito ay alinsunod sa katotohanan, at ang katotohanan na tinutukoy ay ang Relihiyong Islam na dumating sa Propeta Muhammad ﷺ,Kaya't sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ:

(لا يومن أحدكم حتَّى يكون هواه تبعاً لما جئت به)

**"Tunay na hindi magiging kompleto ang pananampalataya ng bawat isa sa inyo hanggang ang kanyang pagnanasa (sariling kagustuhan) ay alinsunod sa anumang dumating sa akin."**

At Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَإِن لَّمۡ يَسۡتَجِيبُواْ لَكَ فَٱعۡلَمۡ أَنَّمَا يَتَّبِعُونَ أَهۡوَآءَهُمۡۚ ٥٠ ﴾ [القصص: 50]

**"Ngunit kung sila ay hindi makatugon sa iyo O Muhammad! magkagayon dapat mong malaman na sila ay sumusunod lamang sa kanilang mga sariling pagnanasa."**

Mga Alipin ng Allah ﷻ! kabilang sa mga bagay na napapaloob sa tapat at lubos na pagmamahal sa Allah ﷻ at sa kanyang Proeta ﷺ ang pagsunod sa lahat ng kanilang pinag-utos at pag-iwas sa lahat ng kanilang ipinagbawal malaki man ito o maliit, na maykasamang pagpupursige, pagmamahal, at pagkalugod dito, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّمَا كَانَ قَوۡلَ ٱلۡمُؤۡمِنِينَ إِذَا دُعُوٓاْ إِلَى ٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦ لِيَحۡكُمَ بَيۡنَهُمۡ أَن يَقُولُواْ سَمِعۡنَا وَأَطَعۡنَاۚ وَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡمُفۡلِحُونَ ٥١ ﴾

[النور: 51]

**“Ang tanging sinasabi ng mga Tunay na Mananmpalataya kapag sila ay inaanyayahan tungo sa Allah at sa Kanyang Sugo upang humatol sa kanilang pagitan, sila ay nagsasabing: Aming naririnig at aming susundin. At sila yaong mga magtatagumpay.”**

At Kabilang din sa mga bagay na dapat gampanan sa pagmamahal sa Allah ﷻ at sa kanyang Sugo ay ang mahalin ang kanyang mga Anghel, Mga Sugo at Propeta ng Allah ﷺ, mga Makatotohan, mga Martir, at mga mabubuting tao, at ang pagtahak sa kanilang landas, at pagtulong sa kanila, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱصْبِرْ نَفْسَكَ مَعَ ٱلَّذِينَ يَدْعُونَ رَبَّهُم بِٱلْغَدَوٰةِ وَٱلْعَشِيِّ يُرِيدُونَ وَجْهَهُۥ ﴾ [الكهف: 28]

**“At panatilihin mo ang iyong Sarili O Muhammad! sa pagtitiis kasama yaong mga nananalangin sa kanilang Panginoon sa umaga at hapon, kanilang hinahangad ang kanyang Mukha(lugod).**

At Sinabi ng Propeta ﷺ:

(من أحبَّ لله وأبغض لله وأعطى لله ومنع لله فقد استكمل الإيمان)

**“At kung Sinuman ang nagmahal para sa Allah ﷻ at nagalit para sa kanya, nagbigay para sa kanya, at nagpigil para sa kanya, tunay na nakompleto niya ang Pananampalataya.”**

Ang pagmamahal sa Allah ﷻ ang siyang basihan at ugat ng lahat ng pagmamahal, tunay na siya ang Allah ﷻ ang nag-iisa na marapat lamang samabahin at mahalin, at ang pagmamahal sa ibang bagay ay bahagi lamang ng pagmamahal sa kanya at kabilang sa mga sanga nito.






## 7- Ang Pagtugon Sa Allah At Sa Kanyang Sugo

الخطبة الأولى:

Aking kapatid inaanyayahan ka ng Allah ﷻ ang lumikha ng langit at lupa, matutugunan mo ba ang panawagan na ito? Iniimbitahan ka ni Propeta Muhammad ﷺ mapapaunlakan mo ba siya? Bagama't maraming beses na tayong tinatawag ng Allah ﷻ na nagsasabi ng **"O kayong mga mananampalataya"** pagkatapos nang pagtawag na ito ay ang pag-uutos o pagbabawal, ngayon aking kapatid nasagot ba natin ang Allah ﷻ?

Bagamat maraming beses narin tayong pinaalalahanan ni Propeta Muhammad ﷺ at masasabi natin na 'inutusan at pinagbawalan tayo' ni Muhammad at sinasabi ni Muhammad na:

(ما نَهَيْتُكُمْ عنْه فاجْتَنِبُوهُ، وما أمَرْتُكُمْ به فافْعَلُوا منه ما اسْتَطَعْتُ)

**"Kung ano man ang aking ipinagbawal sa inyo ay iwasan ninyo, at kung anuman ang aking ipinag-utos sa inyo ay isagawa ninyo ang mga ito sa abot ng inyong makakaya"**

Ngunit sinunod ba natin ang utos Niya ﷻ?

Maaaring masabi mo na, papaano ko nga ba tutugunan ang Allah ﷻ at ang Kanyang Sugo?

Ang pagtugon sa Allah ﷻ at sa Kanyang Sugo ﷺ, aking mga kapatid ay sa pamamagitan ng pagsunod, at pag-iingat mo sa puso, katawan, mga salita, at lahat ng mga gawa mo sa mga ipinagbabawal ng Islam at pagsunod at pagtupad mo sa ipinag-uutos ng Allah ﷻ at ng Kanyang Propeta ﷺ. Ang mga ito ay ubligado sa iyo aking kapatid, tungkulin mo, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَا كَانَ لِمُؤْمِنٍ وَلَا مُؤْمِنَةٍ إِذَا قَضَى ٱللَّهُ وَرَسُولُهُۥٓ أَمْرًا أَن يَكُونَ لَهُمُ ٱلْخِيَرَةُ مِنْ أَمْرِهِمْۗ وَمَن يَعْصِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدْ ضَلَّ ضَلَٰلًا مُّبِينًا ٣٦ ﴾ [الأحزاب: 36]

**"At hindi marapat sa sinumang mananampalataya, lalaki man o babae, na kapag nagpasiya ang Allâh at ang Kanyang Sugo para sa kanila ng isang kapasiyahan bilang batas ay lalabag sila, na pipiliin nila ang anumang hindi pinagpasiyahan para sa kanila. At ang sinumang lalabag sa Allâh at sa Kanyang Sugo ay walang pag-aalinlangang lumayo sa Tamang Landas nang malinaw na pagkakalayo"**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ فَلَا وَرَبِّكَ لَا يُؤْمِنُونَ حَتَّىٰ يُحَكِّمُوكَ فِيمَا شَجَرَ بَيْنَهُمْ ثُمَّ لَا يَجِدُوا فِي أَنفُسِهِمْ حَرَجًا مِّمَّا قَضَيْتَ وَيُسَلِّمُوا تَسْلِيمًا ﴿٦٥﴾ ﴾ [النساء: 65]

**"Nguni't hindi! Sumpa man sa iyong Panginoon, sila ay hindi [tunay na] naniniwala hanggang ikaw [O Muhammadﷺ] ay kanilang gawing tagapaghatol sa anumang hidwaang namamagitan sa kanila, at [hanggang] walang makikitang hinanakit [o bahid ng pagtutol] sa kanilang mga sarili hinggil sa anumang iyong hinatol at tumatalima nang [buong] pagtalima"**

Aking mga kapatid na mananampalataya, katotohanan na masaya ang mga sumunod at nalugi ang mga tumalikod, at ito ang ilan sa mga halimbawa at palatandaan na ang mga tumugon at sumagot ay mga buhay at ang mga tumalikod at sumuway ay tila mga patay. Buhay sa papaanong paraan?

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَا أَيُّهَا الَّذِينَ آمَنُوا اسْتَجِيبُوا لِلَّهِ وَلِلرَّسُولِ إِذَا دَعَاكُمْ لِمَا يُحْيِيكُمْ ۖ وَاعْلَمُوا أَنَّ اللَّهَ يَحُولُ بَيْنَ الْمَرْءِ وَقَلْبِهِ وَأَنَّهُ إِلَيْهِ تُحْشَرُونَ ﴿٢٤﴾ ﴾ [الأنفال: 24]

**"O, kayong mga naniwala, tumugon kayo sa Allah [sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya] at [sa Kanyang] Sugo kapag siya ay nanawagan sa inyo sa anumang maghahatid sa inyo ng buhay, at dapat ninyong malaman na ang Allah ay [Makapangyarihang] nasa pagitan ng tao at ng kanyang puso, at katotohanan, sa Kanya ang inyong pagtitipon [na lahat]"**

Napapaloob sa talata na ito ang mga bagay at isa na dito ay ang buhay na kapaki-pakinabang, na makukuha natin sa pagtugon sa Allah ﷻ at sa Kanyang Sugo ﷺ.

Sinuman ang hindi sumagot o tumugon ay tila ba siya ay napabilang na sa mga patay.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَوَمَن كَانَ مَيْتًا فَأَحْيَيْنَاهُ وَجَعَلْنَا لَهُ نُورًا يَمْشِي بِهِ فِي النَّاسِ كَمَن مَّثَلُهُ فِي الظُّلُمَاتِ لَيْسَ بِخَارِجٍ مِّنْهَا ۚ كَذَٰلِكَ زُيِّنَ لِلْكَافِرِينَ مَا كَانُوا يَعْمَلُونَ ﴿١٢٢﴾ ﴾ [الأنعام: 122]

**"At ang isa bang [dating] patay na Aming binigyan ng buhay [ginawaran ng patnubay] at itinakda para sa kanya ang liwanag [ng Eeman] na kung saan siya ay maglalakad kasama ng mga tao ay katulad ng isang nasa kadiliman [ng kawalang paniniwala] na kailanman ay hindi makalalabas mula roon? Ganyan nga ginawang kaaya-aya [sa paningin] ng mga di-naniniwala ang anumang [kamaliang] lagi nilang ginagawa"**

At ano ang kanilang kalagayan?

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّمَا يَسۡتَجِيبُ ٱلَّذِينَ يَسۡمَعُونَۘ وَٱلۡمَوۡتَىٰ يَبۡعَثُهُمُ ٱللَّهُ ثُمَّ إِلَيۡهِ يُرۡجَعُونَ ٣٦ ﴾ [الأنعام: 36]

**"Katotohanan, yaon lamang mga [masigasig na] nakikinig [sa mensahe ng Islam] ang makatutugon [nito], subali't yaong mga patay, [4] sila ay muling bubuhayin ng Allah, at pagkaraan, sila ay ibabalik sa Kanya"**

Aking kapatid, Ano nga ba ang ibig sabihin ng 'patay' sa talata?

Sila na yaong mga hindi naniwala at mga taong hindi tumutugon sa panawagan ng Allah ﷻ at ng Kanyang Sugo ﷺ. At para doon sa mga yaong tumugon (sumunod, sumuko at tumalima sa batas ng Allah ﷻ at sumagot), para sa kanila ay ang walang hanggang kasiyahan sa paraiso, ngunit sa mga hindi tumugon ay katakot takot na kaparusahan sa impyerno.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لِلَّذِينَ ٱسۡتَجَابُواْ لِرَبِّهِمُ ٱلۡحُسۡنَىٰۚ وَٱلَّذِينَ لَمۡ يَسۡتَجِيبُواْ لَهُۥ لَوۡ أَنَّ لَهُم مَّا فِي ٱلۡأَرۡضِ جَمِيعٗا وَمِثۡلَهُۥ مَعَهُۥ لَٱفۡتَدَوۡاْ بِهِۦٓۚ أُوْلَٰٓئِكَ لَهُمۡ سُوٓءُ ٱلۡحِسَابِ وَمَأۡوَىٰهُمۡ جَهَنَّمُۖ وَبِئۡسَ ٱلۡمِهَادُ ١٨ ﴾ [الرعد: 18]

**"Yaong mga tumugon sa kanilang Panginoon, [nakalaan sa kanila] ang pinakamabuting [gantimpala]. Subali't yaong mga hindi tumugon sa Kanya - kung sila man ay mayroong lahat ng nasa kalupaan at ng nakakatulad nito, kanilang [tatangkaing] ipagpapalit ito bilang pantubos sa kanilang mga sariling [kaligtasan]. Sila yaong mayroong pinakamasamang pagtutuos [ng gawa]. At ang kanilang kanlungan ay ang Impiyerno; at napakasamang pook na paghihimlayan"**

Ang pagtugon sa Allah ﷻ ay kundisyon upang makamit natin ang ating mga hinihiling mula sa dakilang Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذَا سَأَلَكَ عِبَادِى عَنِّى فَإِنِّى قَرِيبٌ ۖ أُجِيبُ دَعْوَةَ ٱلدَّاعِ إِذَا دَعَانِ ۖ فَلْيَسْتَجِيبُوا۟ لِى وَلْيُؤْمِنُوا۟ بِى لَعَلَّهُمْ يَرْشُدُونَ ﴿١٨٦﴾ ﴾ [البقرة: 186]

**"At kapag ang Aking mga alipin ay magtatanong sa iyo [O Muhammad] tungkol sa Akin. Tunay na Ako ay malapit [sa kanila]. Tinutugon Ko ang mga panalangin ng bawa't dumadalangin kapag siya ay nananalangin sa Akin [nang walang ibang tagapamagitan]. Kaya, hayaan silang tumugon sa Akin [sa pamamagitan ng pagsunod] at maniwala sa Akin, upang sakali sila ay [mapatnubayan] tumahak sa matuwid na landas"**

Ang pagtugon ay katibayan ng pananampalataya.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَيَسْتَجِيبُ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَعَمِلُوا۟ ٱلصَّٰلِحَٰتِ وَيَزِيدُهُم مِّن فَضْلِهِۦ ۚ وَٱلْكَٰفِرُونَ لَهُمْ عَذَابٌ شَدِيدٌ ﴿٢٦﴾ ﴾ [الشورى: 26]

**"At Kanyang tinutugon [ang mga panalangin] niyaong mga naniwala at gumawa ng mga gawaing matwid, at dinaragdagan [para] sa kanila ang Kanyang biyaya. Nguni't sa mga di-naniniwala, para sa kanila ay isang matinding parusa"**

Ang kapatawaran ay para sa mga tumugon, subalit kaligawan at kasawian sa mga tumalikod. Sinabi ng isang (Jinn) nilalang na hindi nakikita sa kanyang sambayanan:

﴿ يَٰقَوْمَنَآ أَجِيبُوا۟ دَاعِىَ ٱللَّهِ وَءَامِنُوا۟ بِهِۦ يَغْفِرْ لَكُم مِّن ذُنُوبِكُمْ وَيُجِرْكُم مِّنْ عَذَابٍ أَلِيمٍ ﴿٣١﴾ وَمَن لَّا يُجِبْ دَاعِىَ ٱللَّهِ فَلَيْسَ بِمُعْجِزٍ فِى ٱلْأَرْضِ وَلَيْسَ لَهُۥ مِن دُونِهِۦٓ أَوْلِيَآءُ ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ فِى ضَلَٰلٍ مُّبِينٍ ﴿٣٢﴾ ﴾ [الأحقاف: 31-32]

**"O aming mga mamamayan, tumugon kayo sa tagatawag [o sugo] ng Allah at kayo ay maniwala sa kanya. [Upang sa gayon ay] Kanyang patawarin ang inyong mga kasalanan at kayo ay Kanyang pangalagaan laban sa mahapding parusa. At sinuman ang hindi tumugon sa tagatawag [o sugo] ng Allah ay hindi makatatakas sa [Kanyang parusa sa ibabaw ng] lupa, at siya ay hindi magkakaroon ng ibang tagapangalaga bukod sa Kanya. Sila yaong nasa hayag na pagkaligaw."**

Aking kapatid, ito ang ilan sa mga dapat nating isaalang alang upang mapalapit ang isang muslim sa mga kautusan ng Allah ﷻ ganon narin ang pagtugon sa Kanyang mga kautusan.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قَالَ هُمۡ أُوْلَآءِ عَلَىٰٓ أَثَرِي وَعَجِلۡتُ إِلَيۡكَ رَبِّ لِتَرۡضَىٰ ﴾ [طه: 84]

**"Siya ay sumagot: "Sila ay malalapit sa aking mga yapak, at ako ay nagmamadali [na nagtungo] sa Iyo, O aking Panginoon, upang Ikaw ay masiyahan"**

Ang kalagayan ni Abu Talha noong ibinaba ang talata ng banal na Qur'an sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَن تَنَالُواْ ٱلۡبِرَّ حَتَّىٰ تُنفِقُواْ مِمَّا تُحِبُّونَۚ وَمَا تُنفِقُواْ مِن شَيۡءٖ فَإِنَّ ٱللَّهَ بِهِۦ عَلِيمٞ ﴾ [آل عمران: 92]

**"Kailanman ay hindi ninyo makakamtan ang Birr [pagiging mabuti at matwid na siyang daan tungo sa Paraiso] hanggang hindi kayo gumugol [sa Landas ng Allah] mula sa anumang inyong minamahal; at anuman ang inyong gugulin mula sa anumang bagay, katotohanan, ito ay lubos na nababatid ng Allah [at ito ay Kanyang gagantimpalaan]"**

وإنَّ أحَبَّ أمْوَالِي إلَيَّ بَيْرُحَاءَ، وإنَّهَا صَدَقَةٌ لِلَّهِ، أرْجُو بِرَّهَا وذُخْرَهَا عِنْدَ اللَّهِ، فَضَعْهَا يا رَسولَ اللَّهِ حَيْثُ أرَاكَ اللَّهُ، قَالَ: فَقَالَ رَسولُ اللَّهِ صَلَّى اللهُ عليه وسلَّمَ: بَخٍ، ذلكَ مَالٌ رَابِحٌ

Dumating si Propeta Muhammad ﷺ at sinabi ni Abu Talha: Tunay na ang pinaka mahal ko mula sa aking mga kayaman ay ang (Bayruha) hardin na pinapasukan ni Propeta Muhammad ﷺ at sumisilong siya sa mga puno dito, at umiinum ng tubig mula dito. Katotohanan na ang kayamanan na ito ay para sa Allah ﷻ at sa Kanyang Sugo ﷺ, umaasa ako na makakamtam ko ang paraiso ng Allah ﷻ mula sa pagbibigay ko ng kayaman na ito .Ibinibigay ko ito bilang kawang gawa o Propeta ng Allah ﷻ. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

**"Bakh (salitang nasasabi dahil sa pagkamangha) o Aba Talha itong kayaman na ito ay kumita"**

(Kayaman aking kapatid! lupa, hardin at balon na mismong sinisilungan at iniinuman ng sugo ng Allah ﷻna taos puso niyang binibigay para sa Allah ﷻ.)

Noong ipinag-utos ng Allah ﷻ na maging dereksyon ng pagdarasal ay ang Qa'bah naisaad ni Ibnu Umar kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ at kanyang sinabi: "At noong ang mga tao ay nasa Quba sa oras ng padarasal sa umaga (fajr), dumating sa kanila ang isang tao habang sila ay nagdarasal at sinabi na: 'tunay na may rebelasyon na bumaba kay propeta Muhammad ﷺ kagabi at inutusan siya ng Allah ﷻ na humarap sa dereksyon ng Qa'bah sa Makkah at humarap kayo doon, bagamat sila ay nakaharap sa dereksyon ng Palistine, sila ay bumaling at humarap sa dereksyon ng Qa'bah sa Makkah habang sila ay nagdarasal" Isa ito sa halimbawa nang mabilisang pagtugon sa kautusan ng Allah ﷻ habang nasa loob ng pagdarasal.

Sinabi ni ibnu Abbas:

(أنَّ رَسولَ الله صلَّى اللهُ عليه وسلَّم رأى خاتمًا مِن ذهَبٍ في يَدِ رَجُلٍ، فنزَعَه فطرَحه، وقال: يَعمِدُ أحَدُكم إلى جَمرةٍ مِن نارٍ فيجعَلُها في يَدِه، فقيل للرَّجُلِ بعدما ذهَبَ رَسولُ اللهِ صلَّى اللهُ عليه وسلَّم: خذْ خاتَمَك انتَفِعْ به، قال: لا واللهِ، لا آخُذُه أبدًا وقد طرَحَه رسولُ الله صلَّى اللهُ عليه وسلَّم)

Ang Propeta Muhammad ﷺ ay nakakita ng singsing mula sa daliri ng isang lalaki, pagkatapos ay kanya itong inalis mula sa kamay ng lalaking yaon at itinapon ito, at kanyang ﷺ sinabi *:* **"Sinasadya ng isa sa inyo na kumuha ng isang bato mula sa impyerno at inilalagay niya ito sa kanyang kamay?"**

Sinabi ng ibang tao sa lalaki na ito pagka-alis ni Propeta Muhammad ﷺ: 'Kunin mo ang singsing mo at pakinabangan mo ito'. Sinabi ng lalaki: "Hindi! Sumpa man sa Allah ﷻ, hinding hindi ko kukunin kahit kailan ang singsing na iyon na itinapon ng sugo ng Allah ﷺ."

Noong ipinagbawal ang alak, at narinig ito ng mga mananampalataya. Narinig nila ang nanawagan ng "katotohanan na ang alak ay ipinagbawal na".

Sinabi ni Abu Talha sa mga umiinom ng alak kagaya ni Anas: "Lumabas ka Anas at ibuhos mo ang mga alak". Sinabi ni Anas: "Lumabas ako at ibinuhus ko nga ang mga ito, hanggang sa umagos ito sa mga daan ng Madinah". Sa iba pang salaysay, hindi na sila nag tanong patungkol dito at agad-agad nila itong sinunod.

Kapag naririnig ng ibang mga kasamahan ni Propeta Muhammad ﷺ ang talata patungkol sa alak na nagsasaad ng:

﴿ فَهَلۡ أَنتُم مُّنتَهُونَ ٩١ ﴾ [المائدة: 91]

**"Kaya, hindi ba kayo magsitigil?**

Sinasabi ng mga kasamahan ni Propeta Muhammad ﷺ sa tuwing naririnig nila ito, 'Itinigil na po namin o aming panginoon.'

Ganun din si Handhalah, noong may panawagan ng banal na digmaan tungo sa landas ng Allah ﷻ sa kasagsagan ng kanyang unang gabi ng kasal, iniwanan niya ang unang gabi na ito at lumakad patungo sa panawagan ng banal digmaan ng may pagtugon, at siya ay naging martir! Namatay siya sa digmaan na ito.

Sinabi ng Propeta Muhammad ﷺ:

(إنَّ صاحبَكم تُغَسِّلُهُ الملائكةُ فسألوا صاحبتَهُ فقالت إنهُ خرجَ لما سمعَ الهائعةَ وهو جُنُبٌ فقال رسولُ اللهِ صلَّى اللهُ عليهِ وسلَّمَ لذلكَ غَسَّلَتْهُ الملائكةُ)

**"Katotohanan na ang kasamahan ninyo na si Hantalah ay pinapaliguan ng mga anghel"**

Tinanong ang kanyang asawang babae kung ano ang dahilan ng biyaya na ito, sinabi ng asawa Handhalah: "Katotohanan na lumabas si Handhalah noong narinig niya ang panawagan ng banal na digmaan tungo sa landas ng Allah ﷻ ng siya ay (junob) hindi pa nakakapaligo mula sa pagkikipagtalik." Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **"kaya pala siya ay pinaliguan ng mga anghel"**

At ng si Umar kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ ay dumating sa harapan ng itim na bato sa Qa'bah at hinalikan ito at sinabi na: **"Katotohanan na alam kong isa ka lamang bato, hindi ka nakakapaminsala at hindi ka nakakapagbigay ng kapakinabangan, kung hindi ko nakita si Propeta Muhammad ﷺ na hinahalikan ka ay hindi kita hahalikan"** Iniisang tabi niya ang mga bagay sa kanyang isipan dahil sa pagtugon sa mga gawa ni Propeta Muhammad ﷺ.

At si Ibno Mas'ud kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ sa kanyang pagtugon at pagsunod na naiulat ni Jabber: 'Noong tumayo si Propeta Muhammad ﷺ sa araw ng biyernes upang magbigay ng sermon kanyang sinabi: **'Magsiupo kayo'**. Narinig ito ni Ibnu Mas'ud, at umupo siya habang siya ay nasa pintuan pa lamang ng masjid.'

Iniulat ni Abu Saeed alkhudriy na habang nagdarasal si Propeta Muhammad ﷺ kasama ang kanyang mga kasamahan, tinanggal niya ang kanyang tsinelas at inilagay niya ito sa kanyang gawing kaliwa, at nang makita ito ng mga kasamahan ni Propeta Muhammad ﷺ ay tinanggal din nila ang kanilang mga tsinelas. Pagkatapos ng pagdarasal ni Propeta Muhammad ﷺkanyang sinabi: **'Ano ang nag-tulak sa inyo upang alisin ang inyong mga tsinelas?** sinabi ng kanyang mga kasamahan na: "Nakita namin na tinanggal mo ang iyong tsinelas at dahil dito tinanggal din namin ang aming mga tsinelas". Sinabi ni

Propeta Muhammad ﷺ: **"Tunay na si Jibreel ay dumating sa akin at sinabi niya na may dumi ang mga ito".**

Lahat sila, ano ang nagtulak sa kanila upang tanggalin ang kanilang mga tsinelas? Dahil sa nakita nila ito, 'nakita namin na tinanggal mo ang tsinelas mo kaya tinanggal namin ang aming mga tsinelas'. Gaano kaganda ang ganitong pagsunod at pagtugon aking mga kapatid sa Islam. Ang mga nabanggit natin, ang ilan sa mga kalagayan ng mga tumugon sa panawagan ng Allah ﷻ at imbitasyon ng Kanyang Propeta ﷺ. Ngunit may mga tao parin na tumatalikod at tumatanggi sa mga imbitasyon na ito. Ano nga ba ang dahilan? Dahil ito sa mga pumipigil sa kanila upang tugunan ang mga utos ng Allah ﷻ at Kanyang Sugo ﷺ, ilan sa mga ito ay:

**Ang pagmamalaki:** Na ang isang tao ay iiwanan niya ang pagtugon, at pagsunod sa Allah ﷻ at sa Kanyang Propeta ﷺ dahil sa pagmamalaki. Iniulat ni Salamah na may isang lalaki na kumain sa harapan ni Propeta Muhammad ﷺ Sa pamamagitan ng kanyang kaliwang kamay. Sinabi sa kanya ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Kumain ka sa pamamagitan ng kanan mong kamay"**. Kanyang sinabi: "Hindi ko kaya". Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Bagkus ay kaya mo"** walang nakapigil sa kanya maliban na lamang sa pagmamalaki.'

At noong panahon ni Fir'awn na nagmalaki ang kanyang nasyon at kanilang sinabi:

﴿ فَقَالُوٓاْ أَنُؤۡمِنُ لِبَشَرَيۡنِ مِثۡلِنَا وَقَوۡمُهُمَا لَنَا عَٰبِدُونَ ٤٧ ﴾ [المؤمنون: 47]

**Sila ay nagsabi: "Kami ba ay maniniwala sa dalawang taong katulad lamang namin, samantalang ang kanilang mga mamamayan ay mga alipin [busabos lamang] namin."**

**Ang pagka-inggit:** walang ibang humadlang kay Ubay na pinuno ng mga mapagkunwari na pumasok sa Islam maliban na lamang sa subrang inggit at pagkamuhi. Dumating si Propeta Muhammad ﷺ sa Madinah at ang mga alahas ay pinangangasiwaan ni Ibu Salul para bagang isa siyang hari ng Madinah.

Ang pagka-inggit din ang humadlang sa mga hudyo upang tumugon sa panawagan ng Allah ﷻ.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَدَّ كَثِيرٞ مِّنۡ أَهۡلِ ٱلۡكِتَٰبِ لَوۡ يَرُدُّونَكُم مِّنۢ بَعۡدِ إِيمَٰنِكُمۡ كُفَّارًا حَسَدٗا مِّنۡ عِندِ أَنفُسِهِم مِّنۢ بَعۡدِ مَا تَبَيَّنَ لَهُمُ ٱلۡحَقُّۖ فَٱعۡفُواْ وَٱصۡفَحُواْ حَتَّىٰ يَأۡتِيَ ٱللَّهُ بِأَمۡرِهِۦٓۗ إِنَّ ٱللَّهَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٞ ١٠٩ ﴾ [البقرة: 109]

**" At karamihan sa Angkan ng Kasulatan [mga Hudyo at Kristiyano] ay naghahangad na kayo ay kanilang maibalik sa pagiging di-naniniwala pagkaraang kayo ay naniwala [sa**

**Allah] sanhi ng paninibugho mula sa kanilang mga sarili, [kahit] pagkaraang naging malinaw para sa kanila ang katotohanan. Kaya, kayo ay [matutong] magpatawad at magpaumanhin hanggang iparating ng Allah ang Kanyang Kautusan. Katotohanan, ang Allah ay Ganap na may Kakayahan sa lahat ng bagay."**

**Ang pagkiling at paggaya sa nakagisnan ng ninuno:**

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذَا قِيلَ لَهُمُ ٱتَّبِعُواْ مَآ أَنزَلَ ٱللَّهُ قَالُواْ بَلۡ نَتَّبِعُ مَآ أَلۡفَيۡنَا عَلَيۡهِ ءَابَآءَنَآۚ أَوَلَوۡ كَانَ ءَابَآؤُهُمۡ لَا يَعۡقِلُونَ شَيۡـٔٗا وَلَا يَهۡتَدُونَ ١٧٠ ﴾ [البقرة: 170]

**At kapag sinasabi sa kanila: "Sumunod kayo sa anumang ipinahayag ng Allah." Sila ay nagsasabi: "Hindi! Aming susundin ang anumang natagpuan naming sinusunod ng aming mga ninuno." [Sabihin] "Kahit ba ang kanilang mga ninuno ay walang anumang naunawaan at sila ay hindi napatnubayan?"**

At isa ito sa kasuklam suklam na dahilan ng hindi pagtugon sa panawagan ng Allah ﷻ.

**Ang pagsunod sa kagustuhan at sa inaasam ng sarili:**

Ipinaliwanag ng Allah ﷻ ang mga dahilan sa hindi pagtugon ng mga hindi naniwala sa kanyang Propeta. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَإِن لَّمۡ يَسۡتَجِيبُواْ لَكَ فَٱعۡلَمۡ أَنَّمَا يَتَّبِعُونَ أَهۡوَآءَهُمۡۚ وَمَنۡ أَضَلُّ مِمَّنِ ٱتَّبَعَ هَوَىٰهُ بِغَيۡرِ هُدٗى مِّنَ ٱللَّهِۚ إِنَّ ٱللَّهَ لَا يَهۡدِي ٱلۡقَوۡمَ ٱلظَّٰلِمِينَ ٥٠ ﴾ [القصص: 50]

**"Nguni't, kung sila ay hindi makatugon sa iyo – magkagayon dapat mong malaman na sila ay sumusunod lamang sa kanilang [sariling] pagnanasa. At sino nga ba ang higit na naliligaw kundi ang isang sinusunod ang sariling pagnanasa, na walang patnubay mula sa Allah? Katotohanan, hindi pinapatnubayan ng Allah ang mga mapaggawa ng kamalian"**

Ang kagustuhan ng sarili ay kaligawan mula sa gabay ng Allah ﷻ. Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَا تَتَّبِعِ ٱلۡهَوَىٰ فَيُضِلَّكَ عَن سَبِيلِ ٱللَّهِۚ ٢٦ ﴾ [ص: 26]

**"At huwag mong sundin ang iyong sariling pagnanasa, sapagka't ito ay maghahatid sa iyo sa pagkaligaw"**

**Ang pagkatakot:** ang ilan na sa mga tao, nalaman na nila ang katotohanan at sigurado na sila dito ngunit pinipigilan sila sa pagtugon sa Allah ﷻ at sa kanyang Sugo ﷺ dahil sa takot niya para sa kanyang sarili o sa ikakaayos ng kanyang pangkabuhayan, at isa ito sa mga nakapigil sa pagtugon ng tribu ng Quraish sa panawagan ng dakilang Tagapaglikha ang Allah ﷻ at Kanyang Sugo na si Muhammad ﷺ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَقَالُوٓاْ إِن نَّتَّبِعِ ٱلۡهُدَىٰ مَعَكَ نُتَخَطَّفۡ مِنۡ أَرۡضِنَآۚ أَوَلَمۡ نُمَكِّن لَّهُمۡ حَرَمًا ءَامِنٗا يُجۡبَىٰٓ إِلَيۡهِ ثَمَرَٰتُ كُلِّ شَيۡءٖ رِّزۡقٗا مِّن لَّدُنَّا وَلَٰكِنَّ أَكۡثَرَهُمۡ لَا يَعۡلَمُونَ ٥٧ ﴾ [القصص: 57]

**At sila [ang mga Quraish] ay nagsasabi: Kung kami ay susunod sa patnubay na kasama mo, kami ay mapapaalis [14] mula sa aming mga lupain." Hindi ba Kami ang nagtatag para sa kanila ng matiwasay na santuwaryo [ang Makkah] na kung saan dito ay iniluluwas ang mga bunga ng lahat ng uri ng bagay bilang [inyong] panustos na nagmumula sa Amin, nguni't karamihan sa kanila ay hindi nakababatid [nito]**

بارك الله لي ولكم بالقرآن العظيم، ونفعني وإياكم بما فيه من الآيات والذكر الحكيم قلت ما سمعتم، وأستغفر الله لي ولكم، فاستغفروه، إنه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

Isa pa sa bagay na nagiging dahilan ng kawalan nang pagtugon o pagtalikod sa kautusan ng Allah ﷻ at ni Propeta Muhammad ﷺ, ay ang pagpigil o pagharang ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱسۡتَجِيبُواْ لِلَّهِ وَلِلرَّسُولِ إِذَا دَعَاكُمۡ لِمَا يُحۡيِيكُمۡۖ وَٱعۡلَمُوٓاْ أَنَّ ٱللَّهَ يَحُولُ بَيۡنَ ٱلۡمَرۡءِ وَقَلۡبِهِۦ وَأَنَّهُۥٓ إِلَيۡهِ تُحۡشَرُونَ ٢٤ ﴾ [الأنفال: 24]

**"O, kayong mga naniwala, tumugon kayo sa Allah [sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya] at [sa Kanyang] Sugo kapag siya ay nanawagan sa inyo sa anumang maghahatid sa inyo ng buhay,4 at dapat ninyong malaman na ang Allah ay [Makapangyarihang] nasa pagitan ng tao at ng kanyang puso, at katotohanan, sa Kanya ang inyong pagtitipon [na lahat]"**

Ang mga hindi tumutugon sa Allah ﷻ ay tumanggi mula sa pagpasok sa paraiso. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(كُـلُّ أُمَّـتِي يَـدْخُلُونَ الجَنَّـةَ إِلَّا مَـن أَبَى، قـالوا: يا رَسُـولَ اللَّهِ، وَمَـن يَأْبَى؟ قـالَ: مَـن أَطَـاعَنِي دَخَـلَ الجَنَّـةَ، وَمَـن عَصَانِي فقَدْ أَبَى)

**"Lahat ng aking nasyon ay papasok sa paraiso maliban na lamang sa mga tumanggi"**. Sinabi ng kanyang mga kasamahan: 'O sugo ng Allah! sino po ang mga tumanggi? Kanyang sinabi: **"Sinuman ang sinunod ako ay makakapasok ng paraiso at sinuman ang sumaway sa akin, katotohanan na siya ay tumanggi"**

At sinuman ang hindi tumugon mula sa panawagan ng Allah ﷻ ay gagawing mahirap o mapait ang kanyang buhay sa mundo at lalong lalo na sa kabilang buhay binanggit ng Allah ﷻ patungkol sa yaong mga taong bubuhaying muli sa masaklap na kalagayan.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَوۡمَ يَدۡعُوكُمۡ فَتَسۡتَجِيبُونَ بِحَمۡدِهِۦ وَتَظُنُّونَ إِن لَّبِثۡتُمۡ إِلَّا قَلِيلٗا ٥٢ ﴾ [الإسراء: 52]

"**Sa Araw [na iyon], Siya ay mananawagan sa inyo, at kayo ay magsisitugon nang may papuri sa Kanya at inyong aakalain na kayo ay nanatili [sa mundong ito] maliban sa ilang saglit [lamang]."**

Tumugon kayo sa pamamagitan ng pagpapasalamat at pagpapatupad ninyo ng mga utos at pagbabawal ninyo mga hindi pinahintulutan. Ngunit ito ay hahadlangan ng Allah ﷻ doon sa mga taong palagiang sumusuway at tumatalikod. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

فَيَسْجُدُ له كُلُّ مُؤْمِنٍ ومُؤْمِنَةٍ، فَيَبْقَى كُلُّ مَن كانَ يَسْجُدُ في الدُّنْيا رِياءً وسُمْعَةً، فَيَذْهَبُ لِيَسْجُدَ، فَيَعُودُ ظَهْرُهُ طَبَقًا واحِدًا

**"Magpapatirapa ang lahat ng mga mananampalataya sa Allah ﷻ at matitirang nakatayo ang lahat ng mga tao na nagpatirapa ng dahil sa pagpapakitang tao, sila ay magpapatirapang muli ngunit ang kanilang mga likod ay mananatili sa pagkaderetso nito, titigas at hindi nila ito maiyuyuko"**

Nagpapatotoo dito ang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَوۡمَ يُكۡشَفُ عَن سَاقٖ وَيُدۡعَوۡنَ إِلَى ٱلسُّجُودِ فَلَا يَسۡتَطِيعُونَ ۝٤٢ خَٰشِعَةً أَبۡصَٰرُهُمۡ تَرۡهَقُهُمۡ ذِلَّةٞۖ وَقَدۡ كَانُواْ يُدۡعَوۡنَ إِلَى ٱلسُّجُودِ وَهُمۡ سَٰلِمُونَ ۝٤٣ ﴾ [القلم: 42-43]

**"Sa Araw [na iyon] na ang Saq ay ilalantad at sila ay tatawagin upang magpatirapa [sa Allah] nguni't sila [na di-naniniwala] ay walang kakayahan [upang magpatirapa]. Ang kanilang mga paningin ay nangayupapa, ang kahihiyan ay babalot sa kanila. At sila ay lagi nang tinatawagan sa pagpapatirapa [noong nabubuhay pa sila sa mundo] habang sila ay malulusog"**

Sâq – isinalin sa wikang Filipino na Binti, na ito ay walang kahalintulad kundi ayon sa angkop na kadakilaan o Kamaharlikaan ng Allah ﷻ.

Pag-isipan mo aking kapatid ang mga gawa at kilos mo, at tumugon ka sa panawagan ng iyong panginoon, bago pa mahuli ang lahat at pagsisisi na lamang ang iyong magawa. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱسۡتَجِيبُواْ لِرَبِّكُم مِّن قَبۡلِ أَن يَأۡتِيَ يَوۡمٞ لَّا مَرَدَّ لَهُۥ مِنَ ٱللَّهِۚ مَا لَكُم مِّن مَّلۡجَإٖ يَوۡمَئِذٖ وَمَا لَكُم مِّن نَّكِيرٖ ۝٤٧ ﴾ [الشورى: 47]

**"[Kaya] kayo ay tumugon sa inyong Panginoon bago dumating ang Araw mula sa Allah na hindi maiiwasan. Wala kayong mapagkakanlungan sa Araw na iyon, at wala kayong maipagkakaila"**



## 8- Mga Karapatan ng Propeta Muhammad ﷺ sa Kanyang Ummah

الخطبة الأولى:

Mga kapatid sa pananampalataya! katotohanan na ang Allah ay nagbigay ng isang malaking biyaya sa sangkatauhan nang kanyang isinugo ang Propeta Muhammad ,ﷺ Sinabi ng Allah ﷻ sa banal ng Qur'an:

﴿ لَقَدْ مَنَّ ٱللَّهُ عَلَى ٱلْمُؤْمِنِينَ إِذْ بَعَثَ فِيهِمْ رَسُولًا مِّنْ أَنفُسِهِمْ يَتْلُواْ عَلَيْهِمْ ءَايَٰتِهِۦ وَيُزَكِّيهِمْ وَيُعَلِّمُهُمُ ٱلْكِتَٰبَ وَٱلْحِكْمَةَ وَإِن كَانُواْ مِن قَبْلُ لَفِى ضَلَٰلٍ مُّبِينٍ ﴿١٦٤﴾ ﴾ [آل عمران: 164]

**"Katotohanan ang Allah ay nagbigay ng isang malaking biyaya sa mga mananampalataya nang kanyang isinugo sa karamihan nila ang isang Sugo(Muhammad) na nagmula sa kanilang lipon, na nagbabasa sa kanila kanyang mga talata(ang Qur'an) at nagpapadalisay sa kanila at nagtuturo sa kanila ng Qur,an at Al-Hikmah(katuruan ng Propeta) samantalang bago pa rito, sila ay nasa lantad na kamalian."**

Tunay na siya ay isinugo ng Allah ﷻ upang maging patnubay at nagdadala ng totoong Pananampalataya(Islam) na mangibabaw sa lahat ng mga maling relihiyon.

﴿ هُوَ ٱلَّذِىٓ أَرْسَلَ رَسُولَهُۥ بِٱلْهُدَىٰ وَدِينِ ٱلْحَقِّ لِيُظْهِرَهُۥ عَلَى ٱلدِّينِ كُلِّهِۦۚ وَكَفَىٰ بِٱللَّهِ شَهِيدًا ﴿٢٨﴾ ﴾ [الفتح: 28]

**"Katiyakan ang Allah ang nagpadala ng kanyang Sugo (Muhammad) na may Patnubay at nagdadala ng totoong Pananampalataya (Islam) na mangibabaw sa lahat ng mga maling relihiyon, at ganap na sapat ang Allah bilang isang saksi."**

At siya ay isinugo ng Allah ﷻ bilang tanda na papalit na ang araw ng paghuhukom, nagbigay ng magandang balita at babala sa kanyang Ummah , naghikayat ng tunay na pagsamaba sa Allah ﷻ, siya ang naging selyo ng mensahe ng Allah ﷻ, na nagsilbing gabay sa mga taong ligaw, nagturo sa mga taong mangmang, ng dahil sa kanyang mensahe ay namulat ang mga matang bulag sa katotohanan, mga taingang hindi nakakarinig at nabuksan ang mga pusong nakalimot, ng dahil sa kanyang mensahe ay nasikatan ng bagong liwanag ang mundo, nagkaisa ang puso ng bawat isa, at itinayo ang tunay ng relihiyon.

Tunay na Siya ay isinugo pagkalipas ng panahon ng mga naunang propeta at panahon na kung saan ay naglaho ang mga kasulatan at ito ay nabago ,at napalitan ang mga batas ng Allah ﷻ, at tunay na sa pagsunod sa kanyang mga utos ang magsisilbing

gabay at tagumpay at ang pagsuway sa kanya ang siya dahilan ng kaligawan at kalungkutan.

Mga kapatid sa pananampalataya! katotohanan na ang ating mahal ng Propeta Muhammad ﷺ ay mayroong mga karapatan sa kanyang Ummah ,na kung saan ito ay nakasaad sa aklat ng Allah ﷻ ang Qur'an at sa Sunnah ng Propeta ﷺ, tunay na ito ay napakahalagang mga karapatan na nararapat mabatid ng isang mananampalataya ; at ito ay ang mga sumusunod: **Unang karapatan**: **Ang pagkakaroon ng totoong paniniwala sa kanya** ﷺ (الإيمان الصادق به). Sinabi ng Allah sa Qur'an:

﴿ فَـَٔامِنُواْ بِٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦ وَٱلنُّورِ ٱلَّذِيٓ أَنزَلۡنَاۚ ﴾ [التغابن: 8]

**"At manampalataya sa kaisahan ng Allah at sa kanyang Propeta at sa liwanag(Qur'an) na aming ipinanaog"**

At sinabi ng Propeta ﷺ bilang karagdagang katibayan:

(أُمِرْتُ أَنْ أُقَاتِلَ النَّاسَ حَتَّى يَشْهَدُوا أَنْ لاَّ إِلَهَ إِلاَّ اللَّهُ، وَيُؤْمِنُوا بِي وَبِمَا جِئْتُ بِهِ)

**"Ako ay inatasan na digmain ang sinumang hindi sumaksi na walang ibang diyos na marapat sambahin maliban sa Allah at maniwala sa lahat ng rebelasyon na ipinanaog sa akin ng Allah."**

At ang tunay na kahulugan ng Pananampalataya sa Propeta ﷺ; lubos na paniniwala na siya ay alipin at huling sugo ng Allah at siya ay isinugo para sa lahat ito man ay nagmula sa lipon na mga tao o Jinn, at paniniwala sa lahat ng mga rebelasyon na ipinanaog ng Allah ﷻ, at ang tunay na ang resulta ng paniniwala ng puso ay pagsaksi ng kanyang dila, na ang Propeta ay tunay na sugo ng Allah ﷻ.

**Kabilang sa kanyang karapatan ay ang pagsunod sa lahat ng kanya pinag-utos at pag-iwas sa lahat ng kanyang ipinag-bawal** (طَاعَتُهُ فِيمَا أَمَرَ، وَالانْتِهَاءُ عَمَّا نَهَى عَنْهُ وَزَجَر).

Sinabi ng Allah ﷻ sa Qur'an:

﴿ تِلۡكَ حُدُودُ ٱللَّهِۚ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ يُدۡخِلۡهُ جَنَّٰتٖ تَجۡرِي مِن تَحۡتِهَا ٱلۡأَنۡهَٰرُ خَٰلِدِينَ فِيهَاۚ وَذَٰلِكَ ٱلۡفَوۡزُ ٱلۡعَظِيمُ ١٣ وَمَن يَعۡصِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ وَيَتَعَدَّ حُدُودَهُۥ يُدۡخِلۡهُ نَارًا خَٰلِدٗا فِيهَا وَلَهُۥ عَذَابٞ مُّهِينٞ ١٤ ﴾ [النساء: 13-14]

**"Ito ang mga hangganang [itinakda] ng Allah, at sinuman ang sumunod sa Allah at sa Kanyang Sugo, siya ay Kanyang papapasukin sa mga hardin [ng kaligayahan sa Paraiso] na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos, upang mamalagi roon nang walang hanggan. At iyan ang dakilang tagumpay. At sinuman ang sumuway sa Allah at sa Kanyang Sugo, at lumabag sa Kanyang mga [itinakdang] hangganan, siya ay Kanyang papapasukin sa Apoy, upang mamalagi roon nang walang hanggan, at para sa kanya ay isang nakahihiyang parusa"**

Bilang karagdagang katibyan,ang Propeta ﷺ ay nagwika sa kanyang Hadith:

قَالَ: ((كُلُّ أُمَّتِي يَدْخُلُونَ الْجَنَّةَ إِلاَّ مَنْ أَبَى))، قَالُوا: يَا رَسُولَ اللهِ وَمَنْ يَأْبَى؟، قَالَ: ((مَنْ أَطَاعَنِي دَخَلَ الْجَنَّةَ وَمَنْ عَصَانِي فَقَدْ أَبَى))

**"Lahat ng aking Ummah ay makakapasok ng paraiso maliban sa mga yong umaayaw ,ang mga sahaba ay nagsabi; sino ang mga yaong umaayaw o Sugo ng Allah? siya ay nagsabi: sinuman ang sumunod sa aking utos ay makakapasok ng paraiso at kung sinuman ang sumuway sila ang yaong mga umaayaw."**

Mga kapatid sa pananampalataya! Ang kasunod na karapatan ng Propeta ﷺ na inobliga sa atin ng Allah ay ang pagsunod natin sa kanyang mga tinuran(Sunnah) at gawin natin siyang modelo sa lahat ng aspeto ng ating buhay. Sinabi nga Allah ﷻ sa Qur'an

﴿ قُلۡ إِن كُنتُمۡ تُحِبُّونَ ٱللَّهَ فَٱتَّبِعُونِي يُحۡبِبۡكُمُ ٱللَّهُ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۚ وَٱللَّهُ غَفُورٞ رَّحِيمٞ ٣١ ﴾ [آل عمران: 31]

**"Sabihin mo [sa kanila O Muhammad]: "Kung [tunay ngang] kayo ay nagmamahal sa Allah, magkagayon ako ay inyong sundin, [at] kayo ay mamahalin ng Allah at Kanyang patatawarin ang inyong mga kasalanan. At ang Allah ay Mapagpatawad, Maawain."**

**At kabilang sa mahalagang karapatan niya ay ang lubos na pagmamahal natin sa kanya na kung saan ay mas higit ang pamamahal natin sa Propeta ﷺ kaysa sa ating pamilya, anak, magulang at sa lahat ng sangkatauhan.**Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُلۡ إِن كَانَ ءَابَآؤُكُمۡ وَأَبۡنَآؤُكُمۡ وَإِخۡوَٰنُكُمۡ وَأَزۡوَٰجُكُمۡ وَعَشِيرَتُكُمۡ وَأَمۡوَٰلٌ ٱقۡتَرَفۡتُمُوهَا وَتِجَٰرَةٞ تَخۡشَوۡنَ كَسَادَهَا وَمَسَٰكِنُ تَرۡضَوۡنَهَآ أَحَبَّ إِلَيۡكُم مِّنَ ٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦ وَجِهَادٖ فِي سَبِيلِهِۦ فَتَرَبَّصُواْ حَتَّىٰ يَأۡتِيَ ٱللَّهُ بِأَمۡرِهِۦۗ وَٱللَّهُ لَا يَهۡدِي ٱلۡقَوۡمَ ٱلۡفَٰسِقِينَ ٢٤ ﴾ [التوبة: 24]

**"Ipagbadya mo o Muhammad kung ang inyong mga magulang, mga anak, mga kapatid, mga asawa, pamilya, mga kayaman na inyong nalikom mga negosyo na inyong pinangagambahan na malugi, at mga magagarang mga bahay na inyong nagugustuhan ay mas higit na kaibig-ibig kaysa sa Allah at sa kanyang Propeta,mag antay kayo na ipaparating ng Allah ang kanyang utos(pagsubok)tunay na ang Allah ay hindi niya gagabayan ang mga taong fasikin(masasama)."**

At sinabi ng Propeta ﷺ:

(لاَ يُؤْمِنُ أَحَدُكُمْ حَتَّى أَكُونَ أَحَبَّ إِلَيْهِ مِنْ وَالِدِهِ وَوَلَدِهِ وَالنَّاسِ أَجْمَعِينَ)

**"Tunay na hindi makukompleto ang pananamampalataya ng bawat isa sa inyo hanggang ako ay mas maging kaibig-ibig kaysa sa inyong mga magulang, mga anak at sa lahat ng sangkatauhan."**

Tunay na ang gantimpala na matatamo sa lubos na pagmamahal sa Propeta ﷺ ay makakapiling niya ang Propeta ﷺ sa paraiso. Allahuakbar! Ang katibyan ay isang araw tinanong ng isang lalaki ang Propeta ﷺ kung kalian ang araw ng paghuhukom?ang sagot ng Propeta ﷺ:

(مَا أَعْدَدْتَ لَهَا؟) قَالَ يَا رَسُولَ اللَّهِ: مَا أَعْدَدْتُ لَهَا كَبِيرَ صَلاَةٍ وَلاَ صِيَامٍ وَلاَ صَدَقَةٍ، وَلَكِنِّي أُحِبُّ اللَّهَ وَرَسُولَهُ. قَالَ: (فَأَنْتَ مَعَ مَنْ أَحْبَبْتَ)

**"At ano ang inihanda mo kapag ito ay dumating?** at siya ngawika: O mahal ng sugo tunay na hindi ako nakapaghanda na maraming salah at pag-aayuno at pagsasadaqah ngunit tunay na lubos kong mahal ang Allah at ang kanyang Propeta ﷺ, at ang sugo ay nagwika: **"tunay makakapiling mo kung sino ang mga minamahal mo"**

Mga kapatid kong Muslim isa din sa mahalagang karapatan ng Propeta ﷺ na nararapat nating gampanan**; nararapat nating siyang galangin respetuhin at tulungan,** sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لِّتُؤۡمِنُواْ بِٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦ وَتُعَزِّرُوهُ وَتُوَقِّرُوهُۚ وَتُسَبِّحُوهُ بُكۡرَةٗ وَأَصِيلًا ٩ ﴾ [الفتح: 9]

**"Upang kayo [O, sangkatauhan] ay maniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo, at [upang siya ay inyong] parangalan, at siya ay igalang, at luwalhatiin Siya [ang Allah] sa umaga at sa hapon"**

At kabilang sa pagpapakita ng paggalang sakanya na huwag siyang tawagin sa kanyang pangalan(Muhammad) bagkus sa kanyang mga magagandang katangian o katawagan,katulad nang pagsabi O mahal na Sugo,o mahal na Propeta. Sabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَّا تَجۡعَلُواْ دُعَآءَ ٱلرَّسُولِ بَيۡنَكُمۡ كَدُعَآءِ بَعۡضِكُم بَعۡضٗاۚ ﴾ [النور: 63]

**"Huwag ninyong gagawin ang [inyong] pagtawag sa Sugo sa inyong mga sarili tulad ng [karaniwang] pagtawag ng iba sa inyo sa isa't isa"**

At ang paggalang at pagtulong sa kanya pagkatapos ng kanyang kamatayan ay nanatiling obligado katulad noong siya ay nabubuhay, ito ay sa pamamagitan ng pag-alaala sa kanya, pag-aaral ng kanyang Hadeeth ng kanyang kasaysayan at pagsasabuhay ng kanyang Sunnah at paghihikayat sa ibang tao.

**At kabilang din sa karapatan ng Propeta ﷺ na siya ang tagahatol sa mga bagay na hindi napagkasunduan nang siya ay nabubuhay pa, at gawing tagahatol ang kanyang Sunnah pagkatapos ng kanyang kamatayan, at malugod sa kanyang hatol at manatili sa kanyang mga batas.** Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ أَطِيعُواْ ٱللَّهَ وَأَطِيعُواْ ٱلرَّسُولَ وَأُوْلِي ٱلۡأَمۡرِ مِنكُمۡۖ فَإِن تَنَٰزَعۡتُمۡ فِي شَيۡءٖ فَرُدُّوهُ إِلَى ٱللَّهِ وَٱلرَّسُولِ إِن كُنتُمۡ تُؤۡمِنُونَ بِٱللَّهِ وَٱلۡيَوۡمِ ٱلۡأٓخِرِۚ ذَٰلِكَ خَيۡرٞ وَأَحۡسَنُ تَأۡوِيلًا ٥٩ ﴾ [النساء: 59]

**"O kayong mga naniwala, sumunod kayo sa Allah at sumunod sa Sugo [si Muhammad] , at sa mga namumunong kabilang sa inyo. At kung kayo ay hindi magkasundo hinggil sa anumang bagay, inyong isangguni ito sa Allah at sa [Kanyang] Sugo, kung [tunay nga na] kayo ay naniniwala sa Allah at sa Huling Araw. Iyan ang pinakamabuting [paraan] at higit na makahulugan [bilang paliwanag]"**

بَارَكَ اللهُ لِي وَلَكُمْ فِي الْقُرْآنِ الْكَرِيمِ، وَرَزَقَنِي وَإِيَّاكُمُ اتِّبَاعَ سُنَّةِ سَيِّدِ الْمُرْسَلِينَ، عَلَيْهِ مِنْ رَبِّهِ أَفْضَلُ الصَّلَاةِ وَأَتَمُّ التَّسْلِيمِ. أَقُولُ قَوْلِي هَذَا، وَأَسْتَغْفِرُ اللهَ لِيَ وَلَكُمْ، فَاسْتَغْفِرُوهُ إِنَّهُ هُوَ الْغَفُورُ الرَّحِيمُ.

**الخطبة الثانية:**

الْحَمْدُ للهِ رَبِّ الْعَالَمِينَ، وَأَشْهَدُ أَنْ لاَّ إِلَهَ إِلاَّ اللهُ وَحْدَهُ لاَ شَرِيكَ لَهُ، الْمَلِكُ الْحَقُّ الْمُبِينُ، وَأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً عَبْدُهُ وَرَسُولُهُ الْمَبْعُوثُ رَحْمَةً لِلْعَالَمِينَ، صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ وَعَلَى آلِهِ وَصَحْبِهِ أَجْمَعِينَ.أَمَّا بَعْدُ:

Mga Alipin ng Allah! **kasama sa dakilang karapatan ng Propeta ﷺ: Ang pag-salawat sa kanya( ang panalangin para sa kanya)**, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ ٱللَّهَ وَمَلَٰٓئِكَتَهُۥ يُصَلُّونَ عَلَى ٱلنَّبِيِّۚ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ صَلُّواْ عَلَيۡهِ وَسَلِّمُواْ تَسۡلِيمًا ٥٦ ﴾ [الأحزاب: 56]

**Katotohanan, ang Allah at ang Kanyang mga anghel ay naggawad ng salaat [o pagpapala] sa Propeta [Muhammad]. O kayong mga naniwala, inyong hingin [sa Allah na igawad] ang pagpapala sa kanya at hingin [sa Allah na igawad sa kanya] ang kapayapaan**.

At ang Propeta ﷺay nagwika sa kanyang Hadith:

(مَنْ صَلَّى عَلَيَّ صَلاَةً صَلَّى اللَّهُ عَلَيْهِ بِهَا عَشْرًا) [رَوَاهُ مُسْلِمٌ]

**"Tunay na kung sinuman ang nag-salawat(manawagan sa Allah na igawad ang kanyang biyaya pagpapaala at kapayapaan) sa akin ng isang beses ay igagawad sa kanya ng Allah ang kanyang biyaya habag ng sampung beses"**

Tunay na ang pagsalawat sa Propeta ﷺ ay may mga itinakdang mga mainam na panahon at lugar na kung saan ay nararapat na samantalahin ng isang mananampalataya tulad ng pagpasok at paglabas sa masjid, pagkatapos na adhan, sa paghingi ng Dua (panalangin), sa Attashud sa Salah, sa Pagtataguyod ng Salatul Janaza,sa umaga at gabi at lalong lalo na sa araw at gabi ng Jumuah, sa mga Khutbah, sa pagsulat ng kanyang Pangalan,at iba pang mga lugar at oras na maaring magsaalawat sakanya.






## 9- Ang Mga Himala ng Propeta Muhammad ﷺ

الخطبة الأولى:

Tumatakbo at gumagalaw ang mundo na ito, habang nagtataglay ito ng mga batas, pamamaraan, katangian at alituntunin na hindi nagbabago, ni hindi ito kayang baguhin ng sinuman. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱسۡتِكۡبَارٗا فِي ٱلۡأَرۡضِ وَمَكۡرَ ٱلسَّيِّيِٕۚ وَلَا يَحِيقُ ٱلۡمَكۡرُ ٱلسَّيِّئُ إِلَّا بِأَهۡلِهِۦۚ فَهَلۡ يَنظُرُونَ إِلَّا سُنَّتَ ٱلۡأَوَّلِينَۚ فَلَن تَجِدَ لِسُنَّتِ ٱللَّهِ تَبۡدِيلٗاۖ وَلَن تَجِدَ لِسُنَّتِ ٱللَّهِ تَحۡوِيلًا ﴿٤٣﴾ ﴾ [فاطر: 43]

**"Kailanman ay hindi ka makatatagpo sa kaparaanan ng Allah ng pagbabago at paglilihis, na kung kaya, walang sinuman na may kakayahan na palitan ito at ilalayo ang parusa mula sa kanyang sarili o mula sa iba man."**

Ang araw ay sumisikat mula sa silangan patungong kanluran, ang buwan na nagsisimula sa kapiraso nitong katangian hanggang sa maging kumpleto ang bilog nito sa kalangitan pagkatapos ay babalik na naman ito sa anyo nitong kabiyak lamang, ganun din ang mga bituin, kung saan ito ay sumasang-ayon sa kung ano ang batas na naitalaga sa mga ito sa pamamagitan ng maayus na kinalalagyan ng mga ito at ni hindi man lamang nagkakabanggaan. Ang mga hayop na hindi nakakapagsalita, tubig na matabang na hindi humahalo sa tubig alat at nahuhulog ito na mula palagi sa itaas at imposible na magmula ito sa ibaba.

Ngunit ang Hari ng mga ay ang Allah ﷻ hari ng sanlibutan at tanging sa Allah ﷻ ang lahat ng pangyayari, mga batas, mga alituntunin at kayang kaya Niya itong ibahin, gunawin at alisin. Tunay na biniyak ng Tagapaglikha ang buwan para sa Kanyang sugo upang mapatotohanan siya sa mga nagmamatigas at tumatanggi sa katotohanan, pinatigil ng Allah ﷻ ang araw (hindi pinalubog) at huminto ito hanggang sa masakop o mapasok ni Yushi'u Ibn Nun ang Masjid Al-Aqsah. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إنَّ الشَّمسَ لم تُحبَسْ على بشرٍ إلَّا ليُوشعَ لياليَ سار إلى بيتِ المقدسِ)

**"Tunay na ang araw ay hindi pinipigilang sumikat o lumubog (hindi nahuhuli o nauuna kung ano ang nakatalaga na pagsikat o paglubog nito) sa sangkatauhan maliban na lamang noong pumunta si Yushi'u Ibn Nun sa Masjid Al-Aqasah upang sakupin ito"**

(Pinigilan ng Allah ﷻ na lumubog ang araw noong hiniling ito ni Yusha' Ibn Nun hangga't hindi sila nakakapasok sa Masjid Al-Aqsah.)

Inalis ng Allah ﷻ ang natural na nakatangian ng tubig at iniba mula sa kanyang natural na pag-agos, biniyak ito hanggang sa tumigas ito sa kanyang lugar at nahati ito noong ito ay hinampas ni Musa kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَأَوۡحَيۡنَآ إِلَىٰ مُوسَىٰٓ أَنِ ٱضۡرِب بِّعَصَاكَ ٱلۡبَحۡرَۖ فَٱنفَلَقَ فَكَانَ كُلُّ فِرۡقٖ كَٱلطَّوۡدِ ٱلۡعَظِيمِ ٦٣ ﴾ [الشعراء: 63]

**"At pagkatapos ay ipinahayag Namin kay Musa na ihampas niya ang kanyang tungkod sa karagatan, na kung kaya, ito ay kanyang inihampas, at dahil doon ay nabiyak ang karagatan ng labingdalawang daan na kasing dami ng bilang ng tribo ng angkan ni Isrâ`îl, na ang bawat biyak nito ay kasinglaki ng malaking bundok."**

Inalis din ng Allah ﷻ ang natural na katigasan ng bato, noong bumukal ito ng may labing dalawang bukal noong hinampas ito ni Musa ng kanyang tungkod. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ۞ وَإِذِ ٱسۡتَسۡقَىٰ مُوسَىٰ لِقَوۡمِهِۦ فَقُلۡنَا ٱضۡرِب بِّعَصَاكَ ٱلۡحَجَرَۖ فَٱنفَجَرَتۡ مِنۡهُ ٱثۡنَتَا عَشۡرَةَ عَيۡنٗاۖ ٦٠ ﴾ [البقرة: 60]

**"Kung kayat sinabi Namin: Hampasin mo ang bato sa pamamagitan ng iyong tungkod. At ito ay kanyang ginawa, at sa ganitong kadahilanan ay bumulwak doon ang labindalawang bukal para sa labindalawang angkan ni Isrâ`îl. Nabatid din ng bawat angkan ni Isrâ`îl kung aling bukal ang para sa isa't isa sa kanila, nang sa gayon ay hindi na sila mag-aagawan (pa)."**

Inalis din ng Allah ﷻ ang natural na init ng apoy noong itinapon si Ibrahim kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ sa gitna nito. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُلۡنَا يَٰنَارُ كُونِي بَرۡدٗا وَسَلَٰمًا عَلَىٰٓ إِبۡرَٰهِيمَ ٦٩ ﴾ [الأنبياء: 69]

**“At Kanyang sinabi sa apoy: O apoy! Maging malamig ka at kaligtasan (kapayapaan) para kay Ibrâhim, na kung kaya, hindi napahamak si Ibrâhim at walang anumang masamang nangyari sa kanya.”**

Aking kapatid na alipin ng Allah ﷻ, ipinagkaloob ng Allah ﷻ ang mga natatanging himala sa Kanyang alipin ang pinakahuling sugo na si Muhammad ﷺ. Nahahati sa dalawa ang mga himala na ito.

**Una**: ang himala na mananatili hanggang sa huling araw, ito ay ang banal na Qur’an na hindi magbabago nagbabago o mababago ninuman, himala ito sa pamamagitan ng salita (pagkamakata, paglalaman ng batas at pagkamakahulugan,) na napapaloob dito, kung saan hinamon ng Allah ﷻ ang lahat ng mga nilikha na gumawa ng kagaya nito ngunit sila ay hindi nagtagumpay o magtatagumpay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُل لَّئِنِ ٱجۡتَمَعَتِ ٱلۡإِنسُ وَٱلۡجِنُّ عَلَىٰٓ أَن يَأۡتُواْ بِمِثۡلِ هَٰذَا ٱلۡقُرۡءَانِ لَا يَأۡتُونَ بِمِثۡلِهِۦ وَلَوۡ كَانَ بَعۡضُهُمۡ لِبَعۡضٖ ظَهِيرٗا ﴾

[الإسراء: 88]

**“Sabihin mo sa kanila, O Muhammad [ ﷺ]Kahit na magsama-sama pa ang mga tao at ang mga jinn upang magkasundo na gumawa ng katulad ng Dakilang Qurân na ito na mahimala ay hindi nila ito makakayanang gawin, kahit na magtulung-tulong pa silang lahat para sa ganitong layunin.”**

Bagkus walang nagawa ang mga kalaban ng Islam, kung hindi ang umamin na lamang at basahin na lamang ang kahulugan ng banal na Qur’ann. Isa sa mga tagapagsalita mula sa kanila ang nagsabi ng may pag-amin: “Tunay na ang salita na nakapaloob sa Qur’an ay matamis may angking tamis ng pagbasa, at namumunga ang itaas nito at malusug ang ibaba nito, at tunay na ito ay mataas at hindi ito napapantayan.” (Makahulugan, Masarap basahin, Kapaki-pakinabang) Bagkus nakapaapekto ito sa mga (Jinn) mga nilikha na hindi nakikita, sila ay naniwala ng kanilang narinig ang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذۡ صَرَفۡنَآ إِلَيۡكَ نَفَرٗا مِّنَ ٱلۡجِنِّ يَسۡتَمِعُونَ ٱلۡقُرۡءَانَ فَلَمَّا حَضَرُوهُ قَالُوٓاْ أَنصِتُواْۖ فَلَمَّا قُضِيَ وَلَّوۡاْ إِلَىٰ قَوۡمِهِم مُّنذِرِينَ ﴾

[الأحقاف: 29]

**“At ipaalaala mo, O Muhammad [ﷺ] noong ipinadala Namin sa iyo, ang grupo ng mga jinn na nakinig sila sa iyo ng Dakilang Qur’ann, at nang sila ay dumalo, habang ang Sugo ng Allah ay nagbabasa ng Qur-ann, sinabi nila sa isa't isa: Huwag kayong maingay upang marinig ninyo ang Dakilang Qur’ann, at nang matapos na ang Sugo ng Allah sa kanyang pagbigkas ng Dakilang Qur-ann at naunawaan nila ito at naramdaman nila ito sa kanilang mga kalooban, sila ay bumalik sa kanilang sambayanan upang balaan at takutin sila mula sa galit ng Allah kung sila ay hindi maniniwala sa Kanya (Allah).”**

Kung magiging mataimtim ang puso at mababasa nito ang Qur’an ng may pagmumuni-muni, tunay na maaapektuhan nito ang puso ng kahit na sinumang nilalang, kagaya ng naging epekto nito sa kabundukan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَوۡ أَنزَلۡنَا هَٰذَا ٱلۡقُرۡءَانَ عَلَىٰ جَبَلٖ لَّرَأَيۡتَهُۥ خَٰشِعٗا مُّتَصَدِّعٗا مِّنۡ خَشۡيَةِ ٱللَّهِۚ ﴿٢١﴾ ﴾ [الحشر: 21]

**“Kung ibinaba lamang Namin ang Dakilang Qur’ann sa isa sa mga bundok mula sa maraming kabundukan, ay maiintindihan nito (bundok) kung anuman ang pangako at babala na nasa loob nito (Qur-ann), at makikita na kahit na napakatibay at napakalakas at napakalaki ng bundok na ito, ay magpapasailalim pa rin ito at magpapakumbaba na mabibiyak at madudurog dahil sa takot sa Allah. Ito ang mga parabola na Aming ibinibigay at nililinaw sa tao upang mapag-isipan nila ang Kapangyarihan ng Allah at ang Kanyang Kadakilaan.”**

Tunay na ang banal na salita ng Allah ﷻ, ang banal na Qur’an ay himalang walang hanggan na nababagay sa lahat ng panahon at lugar.

**Pangalawang:** Himala na ipinagkaloob kay Propeta ﷺ ay Ang himala na nasa mga gawa niya ﷺ na nakita ng mga tao sa kanyang kapaligiran, na nakarating o nakaabot saatin sa pamamagitan ng mga talata ng banal na Qur’ann at ng mga salita at pangyayari na nanggaling narin mismo kay Propeta Muhammad ﷺ.

Ilan sa uri ng mga himala na ito na nakita sa mga gawa ni Propeta Muhammad ﷺ:

- Ang pagkabiyak ng buwan na binanggit din ng Allah ﷻ sa banal na Qur’an. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱقۡتَرَبَتِ ٱلسَّاعَةُ وَٱنشَقَّ ٱلۡقَمَرُ ١ ﴾ [القمر: 1]

**"Malapit na ang pagkagunaw ng daigdig, at nabiyak na ang buwan ng dalawang hati, noong hiniling ng mga walang pananampalataya sa Makkah sa Propeta na magpakita siya sa kanila ng isang tanda, kaya nanalangin siya sa Allah at ipinakita ng Allah sa kanila ang tandang yaon."**

Naiulat ni Ibn Mas'ud kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na kanyang sinabi na:

(عن عبدِ الله بنِ مَسعودٍ رضي الله عنه، قال: انشقَّ القَمرُ على عهدِ رسولِ الله صلى الله عليه وسلم شِقَّتينِ، فقال النَّبيُّ صلى الله عليه وسلم:اشْهَدوا)

"Nahati sa dalawa ang buwan sa panahon ni Propeta Mohammad ﷺ, kahalati na nasa itaas ng bundok at ang kalahati na natakpan naman ng bundok at sinabi ni Propeta Mohammad ﷺ: 'Inyong saksihan"

- Ang himala ng biglaang pag-ulan at paghinto nito.

Sinabi ni Anas Ibn Malik kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: Dumating ang isang lalaki kay Propeta Muhammad ﷺ at kanyang sinabi: " Sugo ng Allah ﷻ tunay na nanganganib ang mga alagang hayop ganun din ang mga pananim, kaya humiling ka sa Allah ﷻ ng ulan." At humiling si Propeta Muhammad ﷺ at bumagsak ang ulan mula sa araw ng biyernes na iyon, hanggang sa sumunod na biyernes, at dumating muli ang lalaki kay Propeta Muhammad ﷺ at kanyang sinabi: 'O Sugo ng Allah tunay na nanganganib na ang mga bahay, hayop at ganun din ang mga halaman at pananim at humiling si Propeta Muhammad ﷺ sa Allah ﷻat tumila ang ulan."

Sinabi ni propeta Muhammad ﷺ:

(للَّهُمَّ علَى رُؤُوسِ الجِبَالِ والآكَامِ، وبُطُونِ الأوْدِيَةِ، ومَنَابِتِ الشَّجَرِ)

**"O aking panginoon ibaba mo po ang ulan sa kabundukan at sa mga bangin at ilalim ng kagubatan"**

Pagkatapos nito ay tumila ang ulan. Ito ang himala ng pag-ulan na naging madali ang pagbagsak at pagtila nito sa kapahintulutan ng Allah ﷻ.

- Ang pagsunod ng mga bagay na walang buhay kay Propeta Muhammad ﷺ sa kapahintulutan parin ng Allah ﷻ.

Naisalaysay ni Ibn Umar kalugdan nawa sila ng Allah ﷻ kanyang sinabi na: "Isang araw kami ay kasama ni Propeta Muhammad ﷺ sa paglalakbay hanggang may isang tao na sumalubong saamin, noong kami ay malapit na sa kanya, sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Saan mo gustong pumunta?"** Kanyang tugon: "sa aking pamilya". Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Gusto mo ba ng mabuti at mainam na bagay?"** Kanyang tugon: "Ano iyon?" Sinabi niya ﷺ: **"Ang pagsaksi mo ng walang diyos na karapat dapat sambahin maliban sa Allah ﷻ at si Muhammad ﷺ ay sugo at alipin ng Allah ﷻ**." Sinabi ng lalaki: "Ikaw ba ay may katibayan sa iyong mga sinasabi?" Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Ang halaman na iyon"** pagkatapos ay tinawag ni Propeta Muhammad ﷺ ang halamang iyon kahit na ito pa ay nasa gilid ng isang bangin hanggang sa ang bangin ay tila lumapit at gumalang patungo sa kanila hanggang ito ay makarating sa kanilang harapan.

Aking mga kapatid na mananampalataya sa kaisahan ng Allah ﷻ!

Kabilang parin sa mga himala na nagawa ni Propeta Muhammad ﷺay ang himala na nangyari sa kanyang katawan, ilan dito ay ang:

- Pagkabiyak ng dibdib ni Propeta Muhammad ﷺ.

Nangyari ito kay Propeta Muhammad ﷺ noong siya ay bata pa lamang at nangyari din ito noong nagka-edad na siya. Noong maliit pa siya nangyari ito sa lugar ng tribo ng (Sa'ad) dito nagmula ang babaing nagpasuso kay Propeta Muhammad ﷺ na si Halimah.

Isinalaysay ni Anas Ibn Malik na dumating kay Propeta Muhammad ﷺ si Jibreel habang siya ay naglalaro kasama ang dalawang bata, at kinuha ni Jibreal si Propeta Muhammad ﷺ at biniyak ang kanyang dibdib at inilabas ang kanyang puso at may inalis mula dito na isang maliit na buong dugo. Sinabi ni Jibreel: 'Ito ang lugar ng satanas sa puso mo' pagkatapos ay hinugasan ito sa pamamagitan ng tubig ng (Zamzam) na nasa gintong lalagyan pagkatapos ay inayos o tinuyo ito at ibinalik sa kanyang dibdib. Tumakbo ang dalawang bata na papunta sa kanilang ina, at sinabi ng mga ito sa kanilang ina na: "Tunay na may pumatay kay Muhammad ﷺ, noong nakita nila si Muhammad ﷺ

na nag-iba ang kulay dahil sa pangyayari na iyon. Sinabi pa ni Anas: "Nakita ko mula sa dibdib ni Propeta Muhammad ﷺ ang bakas ng tahi."

Maaring maitanong natin sa mga manggagamot na may kaalaman sa medisina, kung papapaano nagawa ang pagbubukas ng dibdib at puso sa panahon na iyon kung saan ito ang ilan sa pinaka maselang operasyon sa panahon natin ngayon? Bukod pa dito, nangyari ito sa gitna ng disyerto, na walang mga makamodernong kagamitan. Kadakilaan para sa Allah ﷻ.

Naisalaysay ni Umar Ibn Al-Qatada na si Qatadah Ibn Nu'man ay nalaglag ang mata hanggang ito ay nasa kanya nang pisngi, noong nakita ito ni Propeta Muhammad ﷺ ibinalik niya ito at naging maayos ang kanyang mata.

Si Abdullah Ibn Atik noong pinatay niya si Abu Rafi na isang hudyo na kalaban ng Islam at nagdudulot ng kapinsalaan sa mga mananampalataya, dahil narin sa ipinag-utos ito ni Propeta Muhammad ﷺ, pagkatapos ay nahulog siya at nabalian siya sa paa sinabi niya na: 'At nakarating ako kay Propeta Muhammad ﷺ at ikinuwento ko sa kanya ang pangyayari at kanyang sinabi sa akin': **'Ituwid mo ang iyong paa'** at itinuwid ko ito at kanyang hinawakan at pagkatapos ay wala na akong naramdamang sakit.'

Aking mga kapatid sa pananampalatayang Islam! Ilan pa sa mga himala na nagawa ni Propeta Muhammad ﷺ ay ang pagdami ng pagkain at inumin, hanggang sa makakain ang lahat ng mga kasamahan niya. Nangyari ang pangyayari na ito noong digmaan ng (Khandaq), nagkatay ng isang kambing si Jabir at inimbitahan ni Propeta Muhammad ﷺ ang mga mandirigma sa hanay ng mga muslim na halos ay umabot sa isang libong tao, at nakatikim silang lahat at nabusog.

At sila na angkan ng (Sifah) na uminum silang lahat ng gatas mula sa iisang maliit na lalagyan. Ilan pa dito ay noong ang mga kasamahan ni Propeta Muhammad ﷺ ay nangangailangan ng tubig upang magamit sa pag-aablusyon. Humingi si Propeta Muhammad ﷺ ng isang maliit na lalagyan na may tubig at inilagay ni Propeta Muhammad ﷺ ang kanyang kamay dito at ito ay bumukal na nagmumula sa kanyang mga dulo ng daliri at nag-ablusyon silang lahat at uminum mula dito.

Ilan pa dito ay ang pagkawala ng tubig sa araw ng (Hudaibiyah) nakita ni Propeta Muhammad ﷺ ang isang balon na walang tubig, pinalaso ito ni Propeta Muhammad ﷺ pagkatapos ay nanalangin sa Allah ﷻ at biglaang dumami ang tubig sa balon.

O alipin ng Allah ﷻ, ilan pa dito ay ang pagbabalita ni Propeta Muhammad ﷺ sa nangyaring mga pangyayari na hindi naman niya 89on a89 o narinig sa isa man sa mga kasamahan niya. Halimbawa nito ay ang pangyayari sa pagitan ni Umair Ibn Wahhab na nakipagkita kay Safwan Ibn Umayyah sa isang lugar (Hajr), at nangako si Safwan sa pamamagitan ng anak ni Umair at nangako naman si Umair na papatayin niya si Propeta Muhammad ﷺ.

Pumunta si Umair sa (Madanih) at tinanong siya ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Anong bagay ang nagdala sa iyo dito?"** At siya ay nagsinungalin at sinabi sa kanya ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Anong kondisyon ang inyong napag kasunduan ni Safwan sa lugar na iyon (Hajr)?"** at nagulat si Umair at sinabi sa kanya ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Kakayanin 89on a patayin ako para masuportahan mo ang iyong mga anak at para narin mabayaran mo ang iyong mga pagkaka-utang, Katotohanan na ang Allah ay may kakayanang pumigil sa lahat ng bagay."** At sinabi ni Umair: "Ako ay sumasaksi na ang Allah ang nag-iisang panginoon at wala nang iba pa, at si Muhammad ﷺay Sugo at alipin ng Allah ﷻ."

بارك الله لي ولكم في القرآن، ونفعنا بما فيه من الآياتِ والبيان، أقول هذا القولَ، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كلّ ذنب، فاستغفروه إنّه هو الغفور الرحيم.

الخطبة الثانية:

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

Aking mga kapatid! Nararapat saatin ang mag-isip at magnilay-nilay, ano nga ba ang dahilan kung bakit nagkaroon ng mga himala ang mga sugo ng Allah ﷻ.

Ilan sa mga dahilan na ito ay:

- Upang mapagtibay at mapatutohanan ang mga minsahe na ipinapangaral ng mga sugo mula sa nag-iisang tagapaglikha.
- Upang mabigyang linaw ang pagkakaiba o sino nga ba ang tunay na mga sugo at minsahero na nagmula sa Allah ﷻ, pagkakaiba ng mga bulaang propeta, kung saan tayo ay binalaan o pinag-ingat dito ni Propeta Muhammad ﷺ at kanyang sinabi:

(لا تَقُومُ السَّاعَةُ حتَّى يُبْعَثَ دَجَّالُونَ كَذّابُونَ قَرِيبٌ مِن ثَلاثِينَ، كُلُّهُمْ يَزْعُمُ أنَّه رَسولُ اللَّهِ)

**"Hindi darating ang araw ng paghuhukom hanggat hindi lumalabas ang mga bulaang propeta na halos aabot ang bilang nila ng tatlumpo, lahat sila ay mag-aangkin na sila ay mga sugo ng Allah"**

- Pagpapatibay ng pananampalataya ng isang muslim, bilang pampatibay narin sa kanilang mga puso.
- Sagot sa yaong mga taong nagdadawalang isip tungo Sa katotohanan.
- Bilang katibayan sa mga taong matigas ang ulo, mga tumanggi at tumalikod mula sa tamang turo at relihiyon. Nakita nila ang pagkabiyak ng buwan at hanggang ngayon ay nakikita nila ang Qur'ann na nananatili at mananatiling himala hanggang sa huling araw.








**10- Ang Pagsunod sa Propeta Muhammad ﷺ**

**الخطبة الأولى:**

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِلِ فلن تَجِدَ له وَلِيَاً مُرْشِداً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّدَاً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ١ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ٧٠ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ٧١ ﴾

أمَّا بعد:

O mga Mananampalataya, nilikha ng Allah ﷻ ang mga nilalang upang Siya'y sambahin, at Kanyang ipinadala sa kanila ang mga Sugo upang kanilang malaman kung ano ang dahilan kung bakit sila nilikha. At Kanyang ginawa ang landas ng mga Sugo na siyang landas na kanilang tatahakin upang kanilang malaman ang tunay na kagustuhan ng Allah ﷻ at maging daan tungo sa kanilang tagumpay at kasiyahan sa mundong ito at kabilang buhay. At gayun din, kaya ipinadala ang mga Sugo, dahil likas na sa sarili ng tao ang pagsunod sa kanyang pagnanasa at mga sariling kagustuhan kaya't ito'y nangangailangan nang pipigil sa kanya mula sa kanyang pagnanasa upang siya'y maibalik sa pagsunod sa kanyang Panginoon at siya'y sumuko sa mga ipinag-utos sa kanya at kung anumang ipinarating ng Propeta ﷺ. Dahil sa kahalagahan ng paggabay sa mga tao tungo sa katotohanan at pagbabala sa kanila laban sa kahuwaran at kanilang paglayo dito, ay biniyayaan ng Allah ﷻ ang Kanyang mga alipin sa pamamagitan ng pagpadala Niya sa Propeta Muhammad ﷺ, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَقَدۡ مَنَّ ٱللَّهُ عَلَى ٱلۡمُؤۡمِنِينَ إِذۡ بَعَثَ فِيهِمۡ رَسُولٗا مِّنۡ أَنفُسِهِمۡ يَتۡلُواْ عَلَيۡهِمۡ ءَايَٰتِهِۦ وَيُزَكِّيهِمۡ وَيُعَلِّمُهُمُ ٱلۡكِتَٰبَ وَٱلۡحِكۡمَةَ وَإِن كَانُواْ مِن قَبۡلُ لَفِي ضَلَٰلٖ مُّبِينٍ ١٦٤ ﴾ [آل عمران: 164]

**"Tunay na biniyayaan ng Allah ang mga mananampalataya nang Kanyang ipinadala sa kanila ang Sugo mula sa kanila(Arabo) ,kanyang(Sugo) binibigkas sa kanila ang Kanyang mga Ayat, at sila'y kanyang dinadalisay , at kanyang itinuturo sa kanila ang Aklat(Qur-an) at ang Hikma(Sunnah), at tunay na sila'y dating nasa maliwanag na kaligawan"**

Dahil sa ang pagpadala sa Propeta ﷺ ay napakahalaga, ay inutos ng Allah ﷻ na siya'y (Sugo) sundin sa lahat ng bagay na inutos ng Allah ﷻ at tahakin ang kanyang gabay, at panatilihin ang pagsunod sa kanya, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَطِيعُواْ ٱللَّهَ وَأَطِيعُواْ ٱلرَّسُولَ وَٱحۡذَرُواْۚ فَإِن تَوَلَّيۡتُمۡ فَٱعۡلَمُوٓاْ أَنَّمَا عَلَىٰ رَسُولِنَا ٱلۡبَلَٰغُ ٱلۡمُبِينُ ٩٢ ﴾ [المائدة: 92]

**"At inyong sundin ang Allah at ang Sugo, at inyong pag-ingatan( na siya'y inyong labagin). At kapag kayo'y tumalikod alamin ninyo na ang Sugo Namin ay magparating lamang(sa kung ano ang Aming ipinag-utos)"**

Kasama sa mga patunay na obligado ang pagsunod sa Propeta ﷺ, ay ang pagsunod sa kanya ay siyang pagsunod sa kung anuman ang pinadala ng Allah ﷻ na siyang Qur-an, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱتَّبِعُواْ مَآ أُنزِلَ إِلَيۡكُم مِّن رَّبِّكُمۡ وَلَا تَتَّبِعُواْ مِن دُونِهِۦٓ أَوۡلِيَآءَۗ قَلِيلٗا مَّا تَذَكَّرُونَ ٣ ﴾ [الأعراف: 3]

**"Inyong sundin ang ipinadala sa inyo mula sa inyong Panginoon at huwag ninyong sundin ang iba pa maliban dito bilang mga kakampi, kakaunti ang inyong pag-alaala"**

Mga Alipin ng Allah ﷻ, inutusan tayo ng ating Panginoon na ating sundin ang Propeta ﷺ at ating tahakin ang kanyang landas dahil sa ating pangangailangan sa liwanag na kanyang itinuro sa atin at kanya tayong iniwan sa liwanag na ito na kung saan ito ang matuwid na landas na siyang magliligtas sa atin mula sa maliwanag na pagkaligaw. Sinabi ng Propeta ﷺ:

"تركتكم على المحجة البيضاء ليلها كنهارها لا يزيغ عنها إلا هالك" (الألباني)

**“Akin kayong iniwan sa maliwanag na landas, ang gabi nito’y parang umaga, walang maliligaw dito maliban sa taong napahamak/ligaw”**

"عَلَيْكُمْ بِسُنَّتِي وَسُنَّةِ الْخُلَفَاءِ الْمَهْدِيِّينَ الرَّاشِدِينَ تَمَسَّكُوا بِهَا وَعَضُّوا عَلَيْهَا بِالنَّوَاجِذِ" (الترمذي)

**“Kumapit kayo sa aking Sunnah at Sunnah ng mga Khulafa Al-Rashideen, panghawakan ninyo ito at inyo itong kagatin ng inyong mga bagang”**

O mga mananampalataya, hindi magiging tama ang pagsunod sa Propeta ﷺ maliban na lamang na isagawa ang mga bagay na magpapatunay dito, kabilang dito ay ang Eman/ paniniwala sa kanyang pagiging Propeta at Sugo ﷺ, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّمَا ٱلۡمُؤۡمِنُونَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ بِٱللَّهِ وَرَسُولِهِۦ ثُمَّ لَمۡ يَرۡتَابُواْ وَجَٰهَدُواْ بِأَمۡوَٰلِهِمۡ وَأَنفُسِهِمۡ فِي سَبِيلِ ٱللَّهِۚ أُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلصَّٰدِقُونَ ١٥ ﴾ [الحجرات: 15]

**“Tunay na ang mga mananampalataya ay silang mga naniwala sa Allah at sa Kanyang Propeta at pagkatapos sila’y hindi nag-alinlangan, at sila’y nag-jihad sa pamamagitan ng kanilang kayamanan at kanilang mga sarili sa landas ng Allah, sila ang mga Sadiqun/matapat.”**

At kasama rin sa magpapatunay sa pagsunod sa Propeta ﷺay ang paniniwala sa kung anumang kanyang ibinalita sa atin ng walang alinlangan, dahil ang Eman ay walang saysay maliban sa paniniwala sa kanyang ipinarating sa atin. Sinabi ng Allah ﷻtungkol sa kabutihan ng pagsunod sa kanya at paniniwala dito:

﴿ وَٱلَّذِي جَآءَ بِٱلصِّدۡقِ وَصَدَّقَ بِهِۦٓ أُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡمُتَّقُونَ ٣٣ ﴾ [الزمر: 33]

**“At sinumang nagparating ng katotohanan at kanya itong pinaniwalaan, tunay na sila ang mga merong takot( sa Allah)”**

Walang alinlangan na ang lahat ng ibinalita ng Propeta ﷺ ay totoo at walang kasinungalingan dito, siya ang matapat at pinapaniwalaan, at siyang pinagkatiwalaan ng Allah ﷻ sa Kanyang mga kapahayagan. Sinabi ng Allah : ﷻ

﴿ وَمَا يَنطِقُ عَنِ ٱلْهَوَىٰٓ ۝٣ إِنْ هُوَ إِلَّا وَحْىٌ يُوحَىٰ ۝٤ ﴾ [النجم: 3-4]

**"at Siya'y hindi nagsasalita mula sa kanyang pagnanasa, kundi tunay na ito'y isang kapahayagang ipinapahayag"**

At kasama rin sa magpapatunay sa pagsunod sa Propeta ﷺ ay ang pagsunod sa kanya sa anumang kanyang ipinag-utos, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَآ ءَاتَىٰكُمُ ٱلرَّسُولُ فَخُذُوهُ ﴾ [الحشر: 7]

**"At anumang ipinarating ng Propeta sa inyo ay inyong kunin"**

At sa hadith ni Abdullah Bin Amr t kanyang isinalaysay na sinabi ng Propeta ﷺ:

"لا يؤمن أحدكم حتى يكون هواه تبعا لما جئت به"

**"hindi mananampalataya ang isa sa inyo hangga't maging ang kanyang pagnanasa ay susunod sa anumang ipinarating ko"**

At gayun din na kasama sa magpapatunay ng pagsunod sa Propeta ﷺ ay ang paglayo sa anumang kanyang ipinagbawal at kanyang kinamuhian, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَا نَهَىٰكُمْ عَنْهُ فَٱنتَهُوا۟ ۚ وَٱتَّقُوا۟ ٱللَّهَ ۖ إِنَّ ٱللَّهَ شَدِيدُ ٱلْعِقَابِ ۝٧ ﴾ [الحشر: 7]

**"at anumang ipinagbawal niya sa inyo ay inyong tigilan at katakutan ninyo ang Allah, tunay na ang Allah ay matindi sa Kanyang kaparusahan"**

At kasama rin sa magpapatunay sa pagsunod sa Propeta ﷺ ay ang pagsamba sa Allah ﷻ sa paraang kanyang inutos lamang, na kung saan lahat ng pagsamba na hindi ipinag-utos o isinagawa ng Propeta ﷺ ay hindi tatanggapin, sinabi ng Propeta ﷺ:

"مَنْ عَمِلَ عَمَلا لَيْسَ عَلَيْهِ أَمْرُنَا فَهُوَ رَدٌّ"

**"Sinuman ang gumawa ng isang gawaing pagsamba na hindi kasama sa aming ginawa ay hindi tatanggapin sa kanya"**

Mga kapatid sa pananampalataya, ang mga taong sumusunod sa Propeta ﷺay kailangan nilang tingnan ang mga gantimpalang inihanda sa kanila ng Allah ﷻ dahil sa kanilang pagsunod sa Propeta ﷺ, kasama dito ay ang pagmamahal ng Allah ﷻ at kanyang kapatawaran. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَٱتَّبِعُونِي يُحۡبِبۡكُمُ ٱللَّهُ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۚ ﴾ [آل عمران: 31]

**“Sundin ninyo ako at kayo’y mamahalin ng Allah, at ipapatawad Niya sa inyo ang inyong mga kasalanan”**

At kasama sa gantimpalang makakamit ng taong sumusunod sa Propeta ﷺay ang Paraiso, sinabi ng Propeta ﷺ:

كل أمتي يدخلون الجنة إلا من أبى، قيل يا رسول الله، ومن يأبى؟ قال: من أطاعني دخل الجنة ومن عصاني فقد أبى؟"

**“Lahat ng aking Ummah ay makakapasok sa paraiso maliban sa tatanggi”** Siya’y tinanong: “At sino naman ang tatanggi O Propeta ng Allah? Kanyang sinabi : **“Sinuman ang sumunod sa Akin ay papasok sa paraiso at sinuman ang sumuway ay tunay na siya’y tumanggi”**

O mga Muslim, kagaya ng pangakong gantimpala ng Allah ﷻ sa mga taong sumunod sa Kanyang Propeta, ay Kanya ﷻ ring pinangakuan ang mga taong sumuway sa kanya ﷺ ng Fitnah at napakasakit na kaparusahan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَلۡيَحۡذَرِ ٱلَّذِينَ يُخَالِفُونَ عَنۡ أَمۡرِهِۦٓ أَن تُصِيبَهُمۡ فِتۡنَةٌ أَوۡ يُصِيبَهُمۡ عَذَابٌ أَلِيمٌ ٦٣ ﴾ [النور: 63]

**“ Mag-ingat silang mga sumusuway sa kanyang mga utos(ng Propeta ﷺ) na sila’y tatamaan ng fitnah o sila’y tatamaan ng napakasakit na kaparusahan”**

At ang Fitnah sa talata ay nangangahulugan na tatakpan ang kanilang mga puso, at hindi maigagarantiya na lalabas ang Kufr sa kanilang pananalita at sila’y mahatulan ng kamatayan. At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِن تُطِيعُوهُ تَهۡتَدُواْۚ ﴾ [النور: 54]

**“At kapag inyo siyang sundin ay kayo’y magagabayan”**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفعني وإياكم بما فيه من الآيات والذكر الحكيم، أقول قولي هذا، وأستغفر الله العظيم لي ولكم، ولسائر المسلمين من كل ذنب، فاستغفروه إنه الغفور الرحيم.

الخطبة الثانية:

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

O mga mananampalataya, tunay na ang mga Sahaba y ng Propeta ﷺ ay silang mga mabuting halimbawa at tularan sa kanilang pagsunod sa Propeta ﷺ. Iyan si Umar bin Al-Kattab t , siya'y nagtatawaf sa Ka'bah at kanyang hinalikan ang itim na bato at kanyang sinabi:

"إِنِّي أَعْلَمُ أَنَّكَ حَجَرٌ لَا تَضُرُّ وَلَا تَنْفَعُ وَلَوْلَا أَنِّي رَأَيْتُ النَّبِيَّ – صلى الله عليه وسلم– يُقَبِّلُكَ مَا قَبَّلْتُكَ" (أبوداود)

**"Tunay na aking nalalaman na ika'y isang bato, hindi ka nakakapinsala at hindi ka nakakabigay ng kabutihan, at kung hindi ko lamang nakita ang Propeta ﷺna ika'y kanyang hinalikan ay hindi kita hahalikan"**

Sa pagkakataong ito ay gusto lamang turuan ni Umart ang mga tao na ang kanyang paghalik sa bato ay walang ibang dahilan maliban lamang sa pagsunod niya kay Propeta ﷺat hindi dahil ito'y nakakapinsala at nakakabigay ng kabutihan kagaya ng paniniwala ng mga tao sa panahon ng jahiliya sa kanilang mga diyos-diyosang sinasamba.

At isinalaysay ni Ibno Abbas t na ang Propeta ﷺ ay nakakita ng isang lalaking may suot na gintong singsing at ito'y inalis ng Propeta ﷺ at kanyang hinagis, at kanyang sinabi: " Kukuha ba ang isa sa inyo nang nagbabagang apoy at kanyang ilalagay sa kanyang kamay?" Sinabi sa lalaki pagkatapos na umalis ang Propeta ﷺ: "Kunin mo ang iyong singsing at iyo itong pakinabangan" Kanyang sinabi: " Hindi sumpa man sa Allah, hindi ko ito kukunin magpakailanman tunay na ito'y itinapon ng Propeta ﷺ".

At walang nakakapagtaka na sila'y ating makikitang pinakamasunurin sa Propeta ﷺ sa lahat ng tao.

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ O mga Muslim, at inyong panghawakan ang Sunnah ng inyong Propeta ﷺ at inyong sundin ang kanyang gabay upang kayo'y magtagumpay. At alamin ninyo na kayo'y napag-utusang sundin siya, at manatili sa kanyang pamamaraan at tahakin ito hanggang sa inyong makakaharap ang inyong Panginoon. Kaya't inyong gawin kung anuman ang inutos sa inyo ng Propeta ﷺ at inyong layuan ang anumang kanyang ipinagbawal. Kasiyahan para sa sinumang tumahak sa landas ng kanyang Propeta ﷺ at tumahak sa kanyang gabay, at kapahamakan sa sinumang sumuway sa kanyang utos at sinunod ang kanyang pagnanasa.



## 11- Ang pagtalikod sa Allah ﷻ

الخطبة الأولى:

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِل فلن تَجِدَ له وَلِيّاً مُرْشِداً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ١ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ٧٠ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ٧١ ﴾ أمَّا بعد:

O mga Muslim, sino pa ba ang pinakamangmang sa isang taong tatalikod sa Kanya ﷻ na kung saan hindi niya kayang mabuhay kahit isang kisap-mata lamang kapag hindi dahil sa Kanya ﷻ. Tunay na ang mga nilikha kahit anuman ang naabot nilang yaman, sila'y mahihirap parin at nangangailangan sa Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ أَنتُمُ ٱلۡفُقَرَآءُ إِلَى ٱللَّهِۖ وَٱللَّهُ هُوَ ٱلۡغَنِيُّ ٱلۡحَمِيدُ ١٥ إِن يَشَأۡ يُذۡهِبۡكُمۡ وَيَأۡتِ بِخَلۡقٖ جَدِيدٖ ١٦ وَمَا ذَٰلِكَ عَلَى ٱللَّهِ بِعَزِيزٖ ١٧ ﴾ [فاطر: 15-17]

**"O Sangkatauhan, kayo'y mahihirap(nangangailangan) sa Allah, at Allah ang Siyamg mayamang kapuri-puri. Kung gustuhin Niya kayo'y kanyang alisin at Siya'y lilikha ng bagong nilikha. At ito'y hindi mahirap para sa Allah"**

At muling sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱللَّهُ ٱلۡغَنِيُّ وَأَنتُمُ ٱلۡفُقَرَآءُۚ ﴾ [محمد: 38]

**"At ang Allah ay mayaman, at kayo'y mahihirap"**

O mga Alipin ng Allah, ang mga taong mangmang inaakala nila na kapag sila'y biniyayaan ng Allah ﷻ ng kayamanan, ng anak, ng kalusugan, o ng mataas na katayuan inaakala nila na sila ay hindi na nangangailangan sa Allah ﷻ.

﴿ وَإِذَآ أَنۡعَمۡنَا عَلَى ٱلۡإِنسَٰنِ أَعۡرَضَ وَنَـَٔا بِجَانِبِهِۦ وَإِذَا مَسَّهُ ٱلشَّرُّ كَانَ يَـُٔوسٗا ٨٣ ﴾ [الإسراء: 83]

**"At kapag Aming iginagawad sa tao [sa di-naniniwala] ang Aming biyaya, siya ay lumalayo at kanyang inihihiwalay ang sarili; at kapag ang kasamaan ay dumapo sa kanya, siya ay lubhang nanlulumo"**

At ito ang siyang unang dahilan mula sa mga dahilan ng pagtalikod sa Allah ﷻ,ang malinlang siya ng kayamanan sa mundong ito hangga't kanya ng makalimutan ang pag-alaala niya sa Allah ﷻ.

**Ang pangalawang dahilan:** Ay ang pagkakaroon ng kaalaman ngunit sira naman ang kanyang kalooban. At ito'y isa sa mga nakakapagtakang dahilan ng pagtalikod sa Allah ﷻ na kung saan ang nararapat sa taong merong kaalaman ay magiging dahilan ito ng ikakalapit niya sa Allah ﷻ. Ikinuwento sa atin ng Qur-an ang isa sa mga taong tumalikod sa Allah ﷻ sa dahilang ito:

﴿ وَٱتۡلُ عَلَيۡهِمۡ نَبَأَ ٱلَّذِيٓ ءَاتَيۡنَٰهُ ءَايَٰتِنَا فَٱنسَلَخَ مِنۡهَا فَأَتۡبَعَهُ ٱلشَّيۡطَٰنُ فَكَانَ مِنَ ٱلۡغَاوِينَ ١٧٥ وَلَوۡ شِئۡنَا لَرَفَعۡنَٰهُ بِهَا وَلَٰكِنَّهُۥٓ أَخۡلَدَ إِلَى ٱلۡأَرۡضِ وَٱتَّبَعَ هَوَىٰهُۚ فَمَثَلُهُۥ كَمَثَلِ ٱلۡكَلۡبِ إِن تَحۡمِلۡ عَلَيۡهِ يَلۡهَثۡ أَوۡ تَتۡرُكۡهُ يَلۡهَثۚ ذَّٰلِكَ مَثَلُ ٱلۡقَوۡمِ ٱلَّذِينَ كَذَّبُواْ بِـَٔايَٰتِنَاۚ فَٱقۡصُصِ ٱلۡقَصَصَ لَعَلَّهُمۡ يَتَفَكَّرُونَ ١٧٦ ﴾ [الأعراف: 175-176]

**"At bigkasin mo [O Muhammad] sa kanila ang kasaysayan ng Aming pinagkalooban ng [kaalaman hinggil sa] Aming mga ayaat [kapahayagan] subali't kanyang inilayo ang sarili mula sa mga ito, kaya siya ay sinundan ng satanas, kaya siya ay naging kabilang sa mga naligaw. At kung Aming naisin, katiyakang siya ay maaari Naming pinarangalan [itinaas ng antas] sa pamamagitan nito, subali't siya ay nanguyapit sa [kinang ng] mundo at kanyang sinunod ang sariling pagnanasa. Kaya ang kanyang kahalintulad ay ang isang aso: kung ito ay iyong itataboy, kanyang inilalawit ang kanyang dila, o kung ito man ay iyong hayaang nag-iisa, siya ay humihingal [pa rin].**

**Iyan ang halimbawa ng mga nagtakwil sa Aming mga ayaat [kapahayagan]. Kaya, ipahayag mo ang mga kasaysayan, upang sakali, sila ay makapag-isip"**

**Ang pangatlong dahilan:** Ang masamang pag-uugali, kagaya ng pagiging maramot at hindi pagtupad ng kasunduan sa Allah ﷻ. Ito'y kagaya na lamang ng ikinuwento ng Allah ﷻ sa Qur-an.

﴿ وَمِنْهُم مَّنْ عَاهَدَ ٱللَّهَ لَئِنْ ءَاتَىٰنَا مِن فَضْلِهِۦ لَنَصَّدَّقَنَّ وَلَنَكُونَنَّ مِنَ ٱلصَّٰلِحِينَ ۝٧٥ فَلَمَّآ ءَاتَىٰهُم مِّن فَضْلِهِۦ بَخِلُواْ بِهِۦ وَتَوَلَّواْ وَّهُم مُّعْرِضُونَ ۝٧٦ فَأَعْقَبَهُمْ نِفَاقًا فِي قُلُوبِهِمْ إِلَىٰ يَوْمِ يَلْقَوْنَهُۥ بِمَآ أَخْلَفُواْ ٱللَّهَ مَا وَعَدُوهُ وَبِمَا كَانُواْ يَكْذِبُونَ ۝٧٧ ﴾ [التوبة: 75-77]

**"At kabilang sa kanila ay ang ilang gumawa ng kasunduan sa Allah [na nagsasabing]: Kung kami ay Kanyang pagkakalooban ng Kanyang biyaya, katiyakan na kami ay magbibigay ng kawanggawa at katiyakan na kami ay mapabibilang sa mga matutuwid. Kaya, nang sila ay Kanyang pinagkalooban ng Kanyang biyaya, sila ay naging maramot sa mga [biyayang] ito, at nagsilayo nang may pagtutol. Kaya, sila ay Kanyang pinarusahan ng pagkukunwari sa kanilang mga puso hanggang sa Araw ng kanilang pagharap sa Kanya sapagka't binigo [sinuway] nila ang Allah sa anupamang kanilang ipinangako sa Kanya at sa anumang kanilang nakagawiang pagsisinungaling"**

Ang kanyang pagiging maramot ang naging dahilan ng pagwasak niya ng kasunduan niya sa kanyang Panginoon at pagtalikod niya sa Kanya.

**Ang pang-apat na dahilan:** Ang pag-una sa kagustuhan ng sarili kaysa sa Shariah. Kapag sumang-ayon ang kagustuhan ng kanilang sarili sa Shariah ay kanila itong isasagawa at kapag ito'y sumalungat ay tatalikod sila sa Allah ﷻ at Kanyang Shariah at kanilang susundin ang kagustuhan ng kanilang mga sarili. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَلَمْ تَرَ إِلَى ٱلَّذِينَ يَزْعُمُونَ أَنَّهُمْ ءَامَنُواْ بِمَآ أُنزِلَ إِلَيْكَ وَمَآ أُنزِلَ مِن قَبْلِكَ يُرِيدُونَ أَن يَتَحَاكَمُوٓاْ إِلَى ٱلطَّٰغُوتِ وَقَدْ أُمِرُوٓاْ أَن يَكْفُرُواْ بِهِۦ وَيُرِيدُ ٱلشَّيْطَٰنُ أَن يُضِلَّهُمْ ضَلَٰلًۢا بَعِيدًا ۝٦٠ ﴾ [النساء: 60]

**"Hindi mo ba nakita yaong [mga mapagkunwaring] nag-aangking sila ay naniniwala sa anumang ipinahayag sa iyo [O Muhammad], at sa anumang ipinahayag na nauna sa iyo,**

**nguni't [sa kabila nito] sila ay nagnanais na isangguni ang [pagpapatupad] ng batas sa mga taaghoot samantalang sila ay napag-utusan na huwag maniwala sa mga ito [taaghoot]. At ang satanas ay naghahangad na sila ay kanyang mailigaw [mula sa tuwid na landas], nang malayong pagkaligaw"**

Mga alipin ng Allah ﷻ, meron iba't-ibang uri ng pagtalikod sa Allah ﷻ:

**Ang unang uri**; ay ang pagtalikod sa Allah ﷻ sa pamamagitang ng dila at ng puso. At ito ang siyang kalagayan ng mga Kafir o mga walang pananampalataya sa Allah ﷻ.

**Ang pangalawang uri:** Ang pagtalikod sa Allah ﷻ sa pamamgitan ng puso at pagsang-ayon o pagsunod sa pamamagitan ng dila lamang. Ito naman ang kalagayan ng mga Munafiqun. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱلَّذِينَ قَالُوٓاْ ءَامَنَّا بِأَفۡوَٰهِهِمۡ وَلَمۡ تُؤۡمِن قُلُوبُهُمۡۛ ﴾ [المائدة: 41]

**"Sila na nagsasabing: "Kami ay naniwala" mula sa kanilang mga bibig subali't ang kanilang mga puso ay hindi naniniwala"**

**Ang pangatlong uri:** Ang pagtanggap sa ibang Shariah at pagtalikod naman sa iba. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَفَتُؤۡمِنُونَ بِبَعۡضِ ٱلۡكِتَٰبِ وَتَكۡفُرُونَ بِبَعۡضٖۚ فَمَا جَزَآءُ مَن يَفۡعَلُ ذَٰلِكَ مِنكُمۡ إِلَّا خِزۡيٞ فِي ٱلۡحَيَوٰةِ ٱلدُّنۡيَاۖ وَيَوۡمَ ٱلۡقِيَٰمَةِ يُرَدُّونَ إِلَىٰٓ أَشَدِّ ٱلۡعَذَابِۗ وَمَا ٱللَّهُ بِغَٰفِلٍ عَمَّا تَعۡمَلُونَ ٨٥ ﴾ [البقرة: 85]

**"[Kung gayon] kayo ba ay naniniwala sa ilang bahagi ng Aklat at di-naniniwala naman sa ibang bahagi? Kaya, ano nga ba ang dapat maging kabayaran ng sinuman sa inyo na gumagawa niyon maliban ang kahihiyan sa buhay sa mundong ito. At sa Araw ng Pagkabuhay na Muli, sila ay ihaharap sa napakatinding parusa. At walang hindi nababatid ang Allah sa anumang inyong ginagawa"**

**Ang pang-apat na uri**: Ang pagtalikod sa sinumang nagpapaalala sa kanya tungkol sa Allah ﷻ at pagkamuhi sa pakikinig sa nga payo sa kanya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذَا ذُكِرَ ٱللَّهُ وَحۡدَهُ ٱشۡمَأَزَّتۡ قُلُوبُ ٱلَّذِينَ لَا يُؤۡمِنُونَ بِٱلۡأٓخِرَةِۖ وَإِذَا ذُكِرَ ٱلَّذِينَ مِن دُونِهِۦٓ إِذَا هُمۡ يَسۡتَبۡشِرُونَ ٤٥ ﴾ [الزمر: 45]

**"At kapag ang Allah ay nabanggit nang mag-isa, ang mga puso ng yaong mga di-naniniwala [hinggil] sa kabilang buhay ay tigib ng pagkayamot at kapag yaong kanilang [mga sinasamba] bukod sa Allah ang nabanggit, pagmasdan! Sila ay nagagalak"**

O mga Muslimun, ang pagtalikod sa Allah ﷻ ay kasiraan sa lupa, at ang mga taong tumatalikod ay napakaraming kaparusahan.

**Una**: Ito ay dahilan na sila'y wasakin ng Allah ﷻ. Walang pamayanan na kung saan sila'y winasak ng Allah ﷻ maliban na lamang ng sila'y tumalikod.

﴿ لَقَدۡ كَانَ لِسَبَإٖ فِي مَسۡكَنِهِمۡ ءَايَةٞۖ جَنَّتَانِ عَن يَمِينٖ وَشِمَالٖۖ كُلُواْ مِن رِّزۡقِ رَبِّكُمۡ وَٱشۡكُرُواْ لَهُۥۚ بَلۡدَةٞ طَيِّبَةٞ وَرَبٌّ غَفُورٞ ١٥
فَأَعۡرَضُواْ فَأَرۡسَلۡنَا عَلَيۡهِمۡ سَيۡلَ ٱلۡعَرِمِ وَبَدَّلۡنَٰهُم بِجَنَّتَيۡهِمۡ جَنَّتَيۡنِ ذَوَاتَيۡ أُكُلٍ خَمۡطٖ وَأَثۡلٖ وَشَيۡءٖ مِّن سِدۡرٖ قَلِيلٖ ١٦ ذَٰلِكَ
جَزَيۡنَٰهُم بِمَا كَفَرُواْۖ وَهَلۡ نُجَٰزِيٓ إِلَّا ٱلۡكَفُورَ ١٧ ﴾ [سبأ: 15-17]

**"Katiyakan, nagkaroon para sa [mga mamamayan ng] Saba, sa kanilang pinamamahayanang pook ng isang ayah [babala at paalala]: ang dalawang [taniman ng] hardin sa kanan at sa kaliwa; [at sila ay pinagpayuhang]: "Magsikain kayo mula sa panustos ng inyong Panginoon, at magpasalamat kayo sa Kanya." [Mayroon kayong] isang mabuting lupa at isang Mapagpatawad na Panginoon. Nguni't sila ay nagsilayo [mula sa babala ng Allah], kaya Aming ipinadala [laban] sa kanila ang salot ng baha [na bumuhos mula sa patubigan], at Aming hinalinhan ang dalawang hardin ng mga harding namumunga ng mapapait na bunga at tamarisko, at mangilan-ngilang puno ng sidrah. Iyan ang Aming ibinayad sa kanila sanhi ng kanilang hindi paniniwala. At hindi Kami nagbabayad [nang ganyan] maliban sa mga di-naniniwala"**

**Pangalawa**: Ang pagtalikod ng Allah ﷻ sa mga taong tumalikod sa Kanya.

**Pangatlo:** Ang kapahamakan sa kabilang buhay, at pagpasan nila ng kanilang mga kasalanan sa kabilang buhay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ مَّنۡ أَعۡرَضَ عَنۡهُ فَإِنَّهُۥ يَحۡمِلُ يَوۡمَ ٱلۡقِيَٰمَةِ وِزۡرًا ١٠٠ خَٰلِدِينَ فِيهِۖ وَسَآءَ لَهُمۡ يَوۡمَ ٱلۡقِيَٰمَةِ حِمۡلٗا ١٠١ ﴾ [طه: 100-101]

**“At sinumang lumalayo mula rito [sa patnubay ng Qur’an], katotohanang siya ay magdadala ng isang pasanin [o pagkakasala] sa Araw ng Pagkabuhay na Muli. [Sila ay mamamalagi] roon nang walang hanggan, at ito ay napakasama para sa kanila bilang pasanin sa Araw ng Pagkabuhay na Muli”**

**Pang-apat:** Ang misirabling pamumuhay sa mundo at pagiging bulag sa kabilang buhay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَنْ أَعْرَضَ عَن ذِكْرِي فَإِنَّ لَهُۥ مَعِيشَةً ضَنكًا وَنَحْشُرُهُۥ يَوْمَ ٱلْقِيَٰمَةِ أَعْمَىٰ ﴿١٢٤﴾ قَالَ رَبِّ لِمَ حَشَرْتَنِيٓ أَعْمَىٰ وَقَدْ كُنتُ بَصِيرًا ﴿١٢٥﴾ ﴾ [طه: 124-125]

**“Nguni’t sinumang lumayo sa Aking paalaala, katotohanan, kanyang matatamo ang isang masaklap na buhay at siya ay Aming bubuhaying bulag sa Araw ng Pagkabuhay na Muli”**

**Panglima:** Babala ng Allah ﷻ sa mga taong tumalikod sa Kanya na sila’y Kanyang gagantihan.

﴿ وَمَنْ أَظْلَمُ مِمَّن ذُكِّرَ بِـَٔايَٰتِ رَبِّهِۦ ثُمَّ أَعْرَضَ عَنْهَآ ۚ إِنَّا مِنَ ٱلْمُجْرِمِينَ مُنتَقِمُونَ ﴿٢٢﴾ ﴾ [السجدة: 22]

**“At sino ba ang mapaggawa ng kamalian nang higit kaysa sa isang pinaalalahanan sa mga ayaat [babala at aral] ng kanyang Panginoon, [nguni't] pagkaraan ay lumayo mula rito? Katiyakan Aming ilalapat ang [kaukulang] parusa sa mga mapaggawa ng kabuktutan”**

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

Mga Alipin ng Allah ﷻ, paano nga ba tayo babalik sa Allah ﷻat haharap sa Kanya? Banggitin natin ang ilan sa mga paraan nito.

**Una;** Ating kilalanin ang Allah ﷻ at ating isaisip kung gaano Siya kadakila at makapangyarihan, dahil napakarami sa mga tao ang hindi nila ito nalalaman na naging dahilan ng kanilang pagtalikod sa Kanya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَا قَدَرُوا۟ ٱللَّهَ حَقَّ قَدْرِهِۦ وَٱلْأَرْضُ جَمِيعًا قَبْضَتُهُۥ يَوْمَ ٱلْقِيَٰمَةِ وَٱلسَّمَٰوَٰتُ مَطْوِيَّٰتٌۢ بِيَمِينِهِۦ ۚ سُبْحَٰنَهُۥ وَتَعَٰلَىٰ عَمَّا يُشْرِكُونَ ﴿٦٧﴾ ﴾ [الزمر: 67]

**"At sila ay hindi nagbigay ng pagpapahalaga [o pagdakila] sa Allah nang kaukulang pagpapahalaga [o pagdakilang nararapat ilaan para] sa Kanya samantalang ang buong kalupaan ay Kanyang dadakutin sa Araw ng Pagkabuhay na Muli, at ang mga kalangitan ay lulukutin ng Kanyang Kanang Kamay. Luwalhati sa Kanya, at [sadyang] Mataas sa anumang itinatambal [sa Kanya]"**

**Pangalawa:** Ating isaisip na tayo'y nangangailangan sa Allah ﷻ. Kahit anuman ang narating ng ating kaalaman tayo parin ay mga mangmang, kahit anumang kayamanan ang ating nakamit tayo parin ay mahihirap, kahit anumang pag-iisip meron tayo, tayo parin ay nalilito maliban na lamang na tayo'y gabayan ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَلْيَنظُرِ ٱلْإِنسَٰنُ مِمَّ خُلِقَ ﴿٥﴾ خُلِقَ مِن مَّآءٍ دَافِقٍ ﴿٦﴾ يَخْرُجُ مِنۢ بَيْنِ ٱلصُّلْبِ وَٱلتَّرَآئِبِ ﴿٧﴾ ﴾ [الطارق: 5-7]

**"Kaya hayaang pag-isipan ng tao mula sa anong [bagay] siya ay nilikha! Siya ay nilikha mula sa isang tubig [semilya], na dumadaloy. Lumalabas mula sa pagitan ng [kanyang] gulugod at ng mga tadyang"**

Kapag ating napagtanto na tayo'y mahina, na tayo'y mahirap dahil dito'y ating malalaman na ang Allah ﷻ at wala ng iba pa ang malakas, ang mayaman, ang maalam na kung saan tayo'y magsumamo sa Kanya dahil tayo'y nangangailangan sa Kanya.






## 12- Ang Pagtangkilik at ang Pag'iwas

الخطبة الأولى:

Isang usapin na kabilang sa pinakadakilang usapin sa paniniwala at isang pundasyon na kabilang sa pinakamainam na pundasyon ng islamikong pananampalataya ang tinatawag na "Alwala wa Albara" ang pagtangkilik at pag'iwas. Pinatutuhanan ang pagkadakila nito at pagkaugnay nito sa ating paniniwala ng ating mahal na Propeta Muhammad ﷺ sa hadith na naiulat ni Imam Ahmad mula kay Bara bin Azib (kalugdan nawa siya ng Allah) na ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagsabi:

(إن أوثق عرى الإيمان أن تحب في الله وتبغض في الله)

**"Tunay na ang pinakamatibay na lubid ng paniniwala ay ang magmahal ka alang-alang sa Allah, at ang mamuhi ka alang-alang sa Allah"**

Ang ibig ipakahulugan ng Alwala' ay ang pagmamahal at pagtulong. Ang ibig ipakahulugan naman ng Albara' ay ang pagkamuhi at pagkalaban. Kung kaya, ang Alwala at Albara sa Islam ay nangangahulugan na tumangkilik ka alang-alang sa Allah, at kumalaban ka alang-alang din sa Allah, at gayundin, magmahal ka alang-alang sa Allah at mamuhi ka alang-alang sa Allah ﷻ. Ang pagmamahal alang-alang sa Allah at pagkamuhi alang-alang sa Allah ay nararapat pagbigyang pansin ng isang muslim sa kanyang pakikitungo sa mga tao; upang maramdaman niya ang tamis ng pananampalaya. Naiulat ni Anas bin Malik (kalugdan nawa siya ng Allah). Na ang Sugo ng Allah ﷺay nagwika:

(ثلاث من كن فيه وجد حلاوة الإيمان: أن يكون الله ورسوله أحب إليه مما سواهما، وأن يحب المرء لا يحبه إلا لله، وأن يكره أن يعود في الكفر كما يكره أن يقذف في النار)

**"Tatlong katangian na sinoman ang nagtataglay nito ay matitikman niya ang tamis ng pananampalaya: [una] ang manaig ang pagmamahal niya sa Allah at sa Propeta ﷺ kaysa pagmamahal niya sa iba, [pangalawa] minamahal niya ang isang tao alang-alang sa Allah , [at pangatlo] kinamuhian niyang bumalik sa pagkaligaw tulad kung paano niya kinamuhian na matapon sa empiernong apoy".**

Katunayan, mayroong napakaraming mga Ayat at mga hadith na nagbibigay babala sa pakikipagtangkilik sa mga hindi mananampalataya, at nagbibigay alam sa atin na ang pakikipagtangkilik sa kanila ay isang palatandaan ng NIFAQ o pagkukunwari. Hayaan nating magbanggit tayu ng ilan sa mga ayat,mga hadith at salita ng mga ulama patungkol sa babala sa pakikipagtangkilik sa mga kuffar. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ لَّا يَتَّخِذِ ٱلْمُؤْمِنُونَ ٱلْكَٰفِرِينَ أَوْلِيَآءَ مِن دُونِ ٱلْمُؤْمِنِينَ ۖ وَمَن يَفْعَلْ ذَٰلِكَ فَلَيْسَ مِنَ ٱللَّهِ فِى شَىْءٍ إِلَّآ أَن تَتَّقُوا۟ مِنْهُمْ تُقَىٰةً ۗ وَيُحَذِّرُكُمُ ٱللَّهُ نَفْسَهُۥ ۗ وَإِلَى ٱللَّهِ ٱلْمَصِيرُ ﴿٢٨﴾ ﴾ [آل عمران: 28]

**"Huwag hayaan na ang mga sumasampalataya ay tumangkilik sa mga hindi sumasampalataya bilang Awliya [katulong,kaibigan] sa halip ng mga sumasampalataya, at sinoman ang gumawa ng gayon, ay hindi kailanman tutulungan ng Allah sa anumang paraan, maliban na lamang kung kayo ay katotohanang nangangamba sa panganib mula sa kanila. At ang Allah ay nagbabala sa inyo laban sa Kanyang kaparusahan, at sa Allah ang huling pagbabalik".**

Sinabi ng mga dalubhasa sa tafsir: " Pinagbawalan ng Allah ﷻ ang mga mananampalataya na tangkilikin ang mga kuffar kahit pa sila ay kanilang kamag'anak o kaibigan, o iba pang ugnayan". At ang Allah ﷻ ay nagwika:

﴿ ۞ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ لَا تَتَّخِذُوا۟ ٱلْيَهُودَ وَٱلنَّصَٰرَىٰٓ أَوْلِيَآءَ ۘ بَعْضُهُمْ أَوْلِيَآءُ بَعْضٍ ۚ وَمَن يَتَوَلَّهُم مِّنكُمْ فَإِنَّهُۥ مِنْهُمْ ۗ إِنَّ ٱللَّهَ لَا يَهْدِى ٱلْقَوْمَ ٱلظَّٰلِمِينَ ﴿٥١﴾ ﴾ [المائدة: 51]

**"O kayung nagsisisampalataya! Huwag ninyong tangkilikin ang mga Hudyo at Kristiyano bilang Awliya, sila ay Awliya lamang sa bawat isa sa kanila. At sinuman sa inyo ang kumuha sa kanila bilang Awliya,kung gayon siya ay isa sa kanila. Katotohanang ang Allah ay hindi namamatnubay sa mga tao na walang katarungan."**

Sinabi ni Hudhaifah (kalugdan nawa siya ng Allah):

“Mag-ingat ang bawat isa sa inyo na maging Hudyo o Kristiyano na hindi niya namamalayan; dahil ang Allah ay nagsabi: **“At sinuman sa inyo ang kumuha sa kanila bilang Awliya,kung gayon siya ay isa sa kanila.”**

Mga kapatid sa Islam! Katotohanan ang ating paniniwala ay nagbabawal sa atin na tangkilikin ang mga kuffar kahit sila pa ay pinakamalapit nating kamag-anak. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَّا تَجِدُ قَوۡمٗا يُؤۡمِنُونَ بِٱللَّهِ وَٱلۡيَوۡمِ ٱلۡأٓخِرِ يُوَآدُّونَ مَنۡ حَآدَّ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ وَلَوۡ كَانُوٓاْ ءَابَآءَهُمۡ أَوۡ أَبۡنَآءَهُمۡ أَوۡ إِخۡوَٰنَهُمۡ أَوۡ عَشِيرَتَهُمۡۚ ٢٢ ﴾ [المجادلة: 22]

**“Hindi ka makakatagpo ng mga tao na sumasampalataya sa Allah at naniniwala sa araw ng paghuhukom, na magmamahal sa mga sumasalungat sa Allah, at sa Kanyang sugo, kahima’t sila ay kanilang ama,o kanilang mga anak, o kanilang mga kapatid o kanilang mga kamag’anak”.**

Sa ayah na ito ay tinanggal ng Allah ﷻ ang Iman sa kung sinuman ang nasa ganitong kalagayan, kahit pa ang kanyang tinatangkilik na Kuffar ay kanyang ama,kapatid,anak at iba pang kamag’anak, lalo na’t yaong mga hindi kamag’anak, nangangahulugan lamang sa panganib at pagkadilikado ng gawain na ito.

Gayun din ,kabilang sa pundasyon ng paniniwala ng Ahlu Sunnah wal jama’ah : Na sinuman ang hindi paniwalaan na kafir ang isang kafir o nagdadalawang isip sa kanyang pagiging kafir, tunay na siya ay naging kafir narin. At kabilang din sa Kanilang pundasyon sa paniniwala; Na ang pakikipagtangkilik sa mga kuffar ay may iba’t ibang larawan, ilan nito ay hindi nagpapalabas sa Islam at ang ilan naman ay nagpapalabas sa Islam at ang paliwanag nito ay nakasulat sa libro ng mga Ulamah.

Tunay na nagpabaya ang maraming kamusliman sa dakilang pundasyon na ito (ang pagtangkilik at pag’iwas) lalong lalo na napapadalas ang pakikisama sa mga kuffar at pagdami ng fitnah sa kapaligiran, at katotohanang hindi nalalaman ng maraming muslim ang pinapahiwatig ng Albara’ (ang pag-iwas) mula sa mga hindi mananampalatay. Na kung gayon, tinatangkilik nila ang mga Kuffar at minamahal,

bagkus ang iba sa kanila ay mas mahal pa ang mga kuffar kaysa kanyang kapatid na muslim.

Katotohanan na kabilang sa mapanganib na larawan ng pakikipagtangkilik sa mga kuffar ay ang pagtulong sa kanila laban sa mga muslim sa kahit anung pamamaraan; dahil ito ay pagtangkilik sa kanila at isang uri ng paglabas sa Islam.

At kabilang sa larawan ng pagtangkilik sa mga kuffar ay ang paghingi ng tulong sa kanila na may lubos na tiwala at paglagay sa kanila sa pwesto na malalaman nila ang mga sekretong bagay ng mga muslim. Ang Allah ay nagwika:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ لَا تَتَّخِذُواْ بِطَانَةً مِّن دُونِكُمۡ لَا يَأۡلُونَكُمۡ خَبَالٗا وَدُّواْ مَا عَنِتُّمۡ قَدۡ بَدَتِ ٱلۡبَغۡضَآءُ مِنۡ أَفۡوَٰهِهِمۡ وَمَا تُخۡفِي صُدُورُهُمۡ أَكۡبَرُۚ قَدۡ بَيَّنَّا لَكُمُ ٱلۡأٓيَٰتِۖ إِن كُنتُمۡ تَعۡقِلُونَ ١١٨ ﴾ [آل عمران: 118]

**"O kayong nagsisisampalataya! Huwag ninyong kunin bilang tagapayo, tagapangalaga,tagatangkilik ang mga nasa labas ng inyong pananampalataya, sapagkat sila ay hindi titigil na gawin ang kanilang makakaya upang kayu ay pasamain. Sila ay nagnanais na bigyan kayo ng matinding kapinsalaan. Ang pagkamuhi ay ganap ng sumilay sa kanilang bibig, subalit ang inililingid ng kanilang dibdib ay higit na masama. Katiyakan, aming ginawang linaw sa inyo ang aming tanda kung kayo ay nakakaunawa."**

At kabilang sa larawan ng pagtangkilik sa mga kuffar ay ang pagsali sa kanilang pagdiriwang ng kafiestahan at iba pang uri ng ipinagbabawal na pagdiriwang. At kabilang din sa larawan ng pagtangkilik sa kanila ay ang panggagaya sa kanilang uri ng kasuotan at kaanyuan. At ang Propeta ﷺ ay nagsabi:

(من تشبه بقوم فهو منهم)

**"Sinuman ang maggaya sa lipon ng mga tao ,katotohanang siya din ay katulad nila".**

At kabilang sa pagtangkilik sa mga kuffar ay ang labis na pagpuri sa kanila at pagtatanggol sa kanila, kahit na ang kanilang mga Gawain ay masasama at kahit pa na ang Allah ﷻ ay napupuot sa kanila. Mga alipin ng Allah! Maaring akalain ng iba na

mayroong pagkakataon na pakisamahan at sabayan sa kanilang mga gawain ang mga hindi muslim upang sila ay malugod sa atin. Subalit ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ وَلَن تَرۡضَىٰ عَنكَ ٱلۡيَهُودُ وَلَا ٱلنَّصَٰرَىٰ حَتَّىٰ تَتَّبِعَ مِلَّتَهُمۡۗ قُلۡ إِنَّ هُدَى ٱللَّهِ هُوَ ٱلۡهُدَىٰۗ وَلَئِنِ ٱتَّبَعۡتَ أَهۡوَآءَهُم بَعۡدَ ٱلَّذِي جَآءَكَ مِنَ ٱلۡعِلۡمِ مَا لَكَ مِنَ ٱللَّهِ مِن وَلِيّٖ وَلَا نَصِيرٍ ١٢٠ ﴾ [البقرة: 120]

**" Kailanman, ang mga Hudyo at Kristiyano ay hindi masisiyahan sa iyo [o Muhammad] maliban lamang na iyong sundin ang paraan ng kanilang pananampalataya. Sabihin mo ! Katotohanan ang patnubay ng Allah, ito ang tanging patnubay lamang, at kung ikaw ay sumunod sa kanilang nais,pagkaraan na iyong matanggap ang karunungan (ang Qur'an) magkagayon,ikaw ay hindi makakatagpo ng anumang tagapangalaga o makakatulong , laban sa Allah"**

**الخطبة الثانية:**

Isang pagkakataon na pumasok si Umar bin khattab (kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ) sa kanyang huwes na si Abu musa al-ash'ariy (kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ) at tinanong niya ito kung sino ang kanyang tagasulat, si Abu musa ay sumagot: " Ang aking tagasulat ay isang kristiyano". Senermonan siya ni Umar bin Khattab ng matinding sermon at sinabi sa kanya: " Hindi mo ba narinig ang sinabi ng Allah ﷻ: " O kayong nagsisisampalataya! Huwag ninyong tangkilikin ang mga Hudyo at Kristiyano bilang Awliya, sila ay Awliya lamang sa bawat isa sa kanila. At sinuman sa inyo ang kumuha sa kanila bilang Awliya,kung gayon siya ay isa sa kanila. Katotohanang ang Allah ﷻay hindi namamatnubay sa mga tao na walang katarungan."

Kung kumuha kana sana ng muslim na tagasulat! Ang sagot ni Abu musa: " Oh pinuno ng mananampalataya, sa akin ang kanyang pagsusulat at sa kanya naman ang kanyang pananampalataya". Ang sagot ni Umar: " Huwag niyo silang bigyan ng karangalan, sapagkat sila ay binaba ng Allah ﷻ, at huwag niyo silang ilapit; sapagkat inilayo sila ng Allah ﷻ".

Ang pangyayari na ito ay nabanggit ni Ibnu taymiyah sa kanyang libro na Iqtida siratul mustaqem. Isang hadith na naiulat ni Imam muslim at Imam Ahmad mula sa salaysay ni Aisha (kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ) na ang sugo ng Allah ﷻay lumabas patungo sa digmaan ng Badar, sinundan siya ng isang hindi muslim at nagsabi: " Sasamahan kita sa digmaan at upang makakuha ng kayamanan". Ang sagot ng Propeta ﷺ: **" Naniniwala kaba sa Allah at sa kanyang sugo?** Ang sagot ng lalaki: " hindi". Ang sagot ng Propeta ﷺ: **" bumalik ka! Dahil hindi ako nagpapatulong sa hindi mananampalataya"**. Sumunod ulit ang lalaki at ganon din ang kanyang sinabi, at ganon din ang sinagot ng Propeta ﷺ sa kanya. At sa katunayan nasisiyahan ang mga sahabah sa kanyang pagnais na makasali sa digmaan dahil sa kanyang angking lakas at galing sa pakikipaglaban. Subalit ayaw parin siyang pasamahin ng Propeta ﷺ, hanggang sa tinanong siya ulit: **" Ikaw ba ay naniniwala sa Allah at sa Kanyang sugo?** Ang kanyang huling sagot: " Oo". Sa puntong ito sinama na siya ni Propeta Muhammad ﷺ.

At may pagkakataon na nagpatulong ang Propeta Muhammad ﷺ sa mga hindi muslim sa nangyaring digmaan sa Hunain malapit sa Makkah, sa dahilang ninanais ng Propeta na mapamuslim ang maraming bilang sa kanila sa pagbibigay ng labi ng digmaan na makukuha nila sa Hunain.

At nangdahil dito naglagay ang mga Ulamah ng mga kondisyon sa pagpapatulong sa mga kuffar, at kabilang dito ay ang lubos na pangangailangan, at kabilang din sa kondisyon na kinakailangan ang lakas ay nasa kamay ng mga Muslim .

Mga kapatid sa Islam, natuklasan ng mga Ulamah mula sa kanilang pagbabasa sa Qur'an at Sunnah na ang mga tao ay nahahati sa tatlong pagkahati patungkol sa usaping Alwala' wal bara' (ang pagtangkilik at pag'iwas).

**Ang unang uri**: Ang obligadong mahalin sila alang-alang sa Allah ﷻng dalisay na pagmamahal at walang pagkapuot, at sila yaong mga mananampalataya, mga Propeta, mga makatotohanang mga tao,mga martiyer at mga matutuwid na pinangungunahan ng ating mahal na Propeta ﷺ, mga Sahabah, mga tabe'in at ang lahat ng mga sumunod sa kanila sa kabutihan.

**Ang pangalawang uri**: Ang obligadong kapootan sila alang-alang sa Allah ﷻ ng ganap na pagkapoot at walang halong pagmamahal, at sila yaong mga hindi mananampalataya, kalakip ang mga mapagkunwari at mga gumagawa ng matinding Bid-ah sa pananampalaya.

**Ang pangatlong uri:** Ang mamahalin sa isang bagay at kamumuhian sa isang bagay, na kung saan ay maiipon sa kanila ang pagmamahal at pagkamuhi, at sila yaong mga makasalanang mga muslim. Mamahalin sila dahil sa kanilang pananampalaya at kamumuhian sila dahil sa kanilang mga kasalanang nagagawa. At maipapabilang dito ang mga gumagawa ng Bid'ah na hindi nagpapalabas sa Islam.

At bilang panghuli, pinapaalala ko na ang pag-iwas sa mga hindi mananampalataya ay hindi sa pamamagitan ng pagpinsala sa kanila, paglapastangan at hindi pagkamkam sa kanilang mga karapatan , bagkus ang ating pananampalataya ay relihiyon ng katarungan at magandang pag-uugali.



# 13- Ang Paraiso

الخطبة الأولى:

Katakotan ninyo ang Allah ﷻ at mag-unahan kayu tungo sa kapatawaran ng inyong Panginoon at tungo sa Paraiso na ang lawak ay kasing lawak ng kalangitan at kalupaan, napapaloob dito ang mga biyaya na hindi pa nakita ng mata, hindi pa narinig ng tainga at ni minsan hindi sumagi sa isip ng tao.

O kayong mga muslim! Tunay na ang Qur'an at Hadith ay punong-puno ng paglalarawan ng Paraiso at kung anu ang inihanda ng Allah ﷻ sa loob nito para sa Kanyang mga matutuwid na mga alipin, bilang paghihikayat sa kanila na gumawa ng mabuting gawain at pagtiisan ang kahirapan sa pagsagawa nito. Kung ang tao ay malalaman niya na ang Allah ﷻ ay may inihandang tahanan para sa kanya sa kabilang buhay na naglalaman ng lahat ng ninanais ng kanyang sarili at nagapapasarap sa kanyang paningin, tunay na magkakaroon siya ng makatotohanang pagnanais na maging kabilang sa mga taong maninirahan sa paraiso, at ng dahil dito , gagawin niya ang abot ng kanyang makakaya, sa pagsasagawa ng mga inobliga ng Allah ﷻ sa kanya , at pag'iwas sa lahat ng kasalanan. Samakatuwid siya ay magiging matatakutin na alipin na karapatdapat makapasok sa Paraiso buhat ng habag Allah ﷻ sa kanya.

Ang mga katangian ng Paraiso at mga biyaya dito ay mahirap ilarawan sa maiksing khutbah na ito, subalit tayu ay magbabanggit lamang ng iilan sa mga mababango at matatamis na larawan ng mga Paraiso.

Oh kayong mga mananampalataya! Patungkol sa lugar ng Paraiso, katiyakan na ito ay nasa taas ng pang pitong palapag ng kalangitan. Ang Allah ﷻ ay nagwika:

﴿ وَلَقَدۡ رَءَاهُ نَزۡلَةً أُخۡرَىٰ ١٣ عِندَ سِدۡرَةِ ٱلۡمُنتَهَىٰ ١٤ عِندَهَا جَنَّةُ ٱلۡمَأۡوَىٰٓ ١٥ ﴾ [النجم: 13-15]

**"Katotohanang kanyang (Muhammad ﷺ) nakita siya (Jibril) sa pangalawang pagkakataon, sa Sidratul muntaha (isang punong kahoy ng lote sa walang hanggang kapaligiran sa ikapitong palapag ng kalangitan) na nasa taas nito ang tirahang paraiso."**

Sinabi ni Ibnu abbas (kalugdan nawa siya ng Allah): "Ang Jannah ay nasa pangpitong kalangitan at ilalagay ito ng Allah saan mang lugar ang kanyang naisin sa araw ng paghuhukom, at ang empierno naman ay nasa pangpitong kalupaan.

At patungkol naman sa lawak ng Paraiso, katiyakang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ۞ وَسَارِعُوٓاْ إِلَىٰ مَغۡفِرَةٖ مِّن رَّبِّكُمۡ وَجَنَّةٍ عَرۡضُهَا ٱلسَّمَٰوَٰتُ وَٱلۡأَرۡضُ أُعِدَّتۡ لِلۡمُتَّقِينَ ١٣٣ ﴾ [آل عمران: 133]

**"at kayo ay mag'unahan patungo sa kapatawaran ng inyong Panginoon at tungo sa Paraiso na ang lawak ay kasing lawak ng mga kalangitan at kalupaan na inihanda para sa mga matutuwid na mga Muslim."**

Ito ay paglalarawan sa lawak, paano na kaya ang taas?

At tungkol naman sa pangkalahatang paglalarawan sa mga Biyayang nasa loob ng Paraiso, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَلَا تَعۡلَمُ نَفۡسٞ مَّآ أُخۡفِيَ لَهُم مِّن قُرَّةِ أَعۡيُنٖ جَزَآءَۢ بِمَا كَانُواْ يَعۡمَلُونَ ١٧ ﴾ [السجدة: 17]

**"At wala ni isang tao ang nakakaalam kung anu ang kaginhawaan ng mga mata na inilingid sa Kanila, bilang gantimpala sa kanilang ginawang kabutihan".**

Naiulat ni Abu Hurairah (kalugdan nawa siya ng Allah) na ang Propeta ﷺ ay nagsabi:

قَالَ اللهُ –عَزَّ وَجَلَّ–: (أَعْدَدْتُ لِعِبَادِيَ الصَّالِحِينَ، مَا لَا عَيْنٌ رَأَتْ، وَلَا أُذُنٌ سَمِعَتْ، وَلَا خَطَرَ عَلَى قَلْبِ بَشَرٍ) "رَوَاهُ مُسْلِم

Sinabi ng Allah ﷻ: **" Inihanda ko sa aking mga mabubuting mga alipin ang isang bagay na walan pang mata ang nakakakita ito, wala pang tainga ang nakakarinig nito, at ni minsan ay di sumagi sa isip ng tao ang tunay na katangian nito"** [muslim].

At tungkol naman sa sukat ng kaharian na makakamit ng makakapasok dito ay walang nakakaalam sa kadakilaan nito maliban lamang sa Allah ﷻ. Katotohanang inilarawan ang kaharian ng huling makakapasok sa paraiso sa hadith na naiulat ni Mughirah bin shu'bah (kalugdan nawa siya ng Allah) na ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagsabi:

(سَأَلَ مُوسَى رَبَّهُ، مَا أَدْنَى أَهْلِ الْجَنَّةِ مَنْزِلَةً؟ قَالَ: هُوَ رَجُلٌ يَجِيءُ بَعْدَ مَا أُدْخِلَ أَهْلُ الْجَنَّةِ الْجَنَّةَ، فَيُقَالُ لَهُ: ادْخُلِ الْجَنَّةَ، فَيَقُولُ: أَيْ رَبِّ، كَيْفَ وَقَدْ نَزَلَ النَّاسُ مَنَازِلَهُمْ، وَأَخَذُوا أَخَذَاتِهِمْ، فَيُقَالُ لَهُ: أَتَرْضَى أَنْ يَكُونَ لَكَ مِثْلُ مُلْكِ مَلِكٍ مِنْ مُلُوكِ الدُّنْيَا؟ فَيَقُولُ: رَضِيتُ رَبِّ، فَيَقُولُ: لَكَ ذَلِكَ، وَمِثْلُهُ وَمِثْلُهُ وَمِثْلُهُ وَمِثْلُهُ، فَقَالَ فِي الْخَامِسَةِ: رَضِيتُ رَبِّ، فَيَقُولُ: هَذَا لَكَ وَعَشَرَةُ أَمْثَالِهِ، وَلَكَ مَا اشْتَهَتْ نَفْسُكَ وَلَذَّتْ عَيْنُكَ ) (رواه مسلم) .

**"Tinanong ni Musa ang kanyang Panginoon: " Anu ang pinakamababang tirahan sa paraiso?. Ang sagot ng Allah: " Isang tao na papasok dito pagkatapos na makapasok ang lahat ng taga paraiso, at sasabihin sa kanya: " pumasok kana sa Paraiso", at kanyang sasabihin: " Oh aking Panginoon! Paano ako makapasok sa paraiso kung ang lahat ay nakapasok na , at nakuha na nila ang para sa kanila?'" ang sagot ng Allah: " Masisiyahan ka ba kung pagkakalooban kita ng tulad ng isang kaharian ng isa sa mga hari ng mundo? At siya ay sasagot: " Opo oh aking Panginoon". At sasabihin ng Allah: " at iyon ay mapapasaiyo". At kasing tulad nito, kasing tulad nito, kasing tulad nito, kasing tulad nito, at sasabihin ng tao na ito sa panglima: "Masaya napo ako nito oh aking Panginoon". At ang Allah ay magsabi: " Mapapasaiyo ito ng sampung beses ang lawak, at mapapasayo ang lahat ng ninanais ng iyong sarili at inaasam ng iyong paningin".** [muslim]

At tungkol naman sa katangian ng mga taong makakapasok sa paraiso,katiyakan sila ay kasing anyo ng kanilang ama na si Adan, sa tangkad,pangangatawan,at kagandahan. Naiulat sa Hadith ni Abu Hurairah (kalugdan nawa siya ng Allah) , na ang Sugo ng Allah ay nagsabi:

(إِنَّ أَوَّلَ زُمْرَةٍ يَدْخُلُونَ الْجَنَّةَ عَلَى صُورَةِ الْقَمَرِ لَيْلَةَ الْبَدْرِ، وَالَّذِينَ يَلُونَهُمْ عَلَى أَشَدِّ كَوْكَبٍ دُرِّيٍّ فِي السَّمَاءِ إِضَاءَةً، لَا يَبُولُونَ وَلَا يَتَغَوَّطُونَ وَلَا يَمْتَخِطُونَ وَلَا يَتْفُلُونَ، أَمْشَاطُهُمُ الذَّهَبُ وَرَشْحُهُمُ الْمِسْكُ، وَمَجَامِرُهُمُ الْأَلُوَّةُ، وَأَزْوَاجُهُمُ الْحُورُ الْعِينُ، أَخْلَاقُهُمْ عَلَى خُلُقِ رَجُلٍ وَاحِدٍ عَلَى صُورَةِ أَبِيهِمْ آدَمَ سِتُّونَ ذِرَاعًا فِي السَّمَاءِ) (رواه مسلم)

**"Ang unang lupon ng mga taong papasok sa Paraiso ay kasing tulad ng kabilugan ng buwan sa ganda nito at liwanag, at ang susunod naman sa kanila ay lupon na kasing tulad ng isang magandang bituwin na nagniningning sa kalangitan, hindi na sila iihi**

**,ni hindi magdudumi,hindi na sisiponin at hindi na magdudura, ang kanilang mga suklay ay ginto, ang kanilang pabango ay Misk at Ud ( pinakamabangong kahoy na nilalagay sa baga na nagbibigay ng mabangog usok), at ang kanilang mga asawa ay mga Hurul in ( mga dalagitang magaganda at malalaki ang mata), ang kanilang pag'uugali ay iisa at ang kanilang itsura ay kasing tanggad ng kanilang ama na si Adan, animnapung talampakan.** [muslim]

At tungkol naman sa katangian ng kanilang mga asawa sa paraiso na tinatawag na *HURUL'IN* , katiyakan ang kanilang kagandahan ay mas dakila kaysa ating paglalarawan, subalit nararapat nating malaman na ang nabanggit na mga katangiang magaganda na taglay ng mga *HURUL'IN* ay taglay din ng babaeng mananampalataya na mula sa mundo na makakapasok sa paraiso, kung kaya , maging masaya ang babaeng mananampalataya sa malaking biyayang ipagkakalood sa kanya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَحُورٌ عِينٞ ٢٢ كَأَمۡثَٰلِ ٱللُّؤۡلُوِ ٱلۡمَكۡنُونِ ٢٣ ﴾ [الواقعة: 22-23]

**" At sila ay magkakaroon ng mga asawang babae na may magaganda at maniningning na mga mata, na tulad ng perlas na lubos na napapangalagaan."**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّآ أَنشَأۡنَٰهُنَّ إِنشَآءٗ ٣٥ فَجَعَلۡنَٰهُنَّ أَبۡكَارًا ٣٦ عُرُبًا أَتۡرَابٗا ٣٧ ﴾ [الواقعة: 35-37]

**"Katotohanang nilikha namin ang kanilang mga asawa sa natatanging paglikha, at aming ginawa sila na mga birhen, na nagmamahal sa kanilang asawa at pantay-pantay sa gulang".**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ فِيهِنَّ قَٰصِرَٰتُ ٱلطَّرۡفِ لَمۡ يَطۡمِثۡهُنَّ إِنسٞ قَبۡلَهُمۡ وَلَا جَآنّٞ ٥٦ فَبِأَيِّ ءَالَآءِ رَبِّكُمَا تُكَذِّبَانِ ٥٧ كَأَنَّهُنَّ ٱلۡيَاقُوتُ وَٱلۡمَرۡجَانُ ٥٨ ﴾

[الرحمن: 56-58]

**" At sasakanila ang mga dalaga na nagtutuon lamang ng pagsulyap sa kanilang asawa, na mga birhen at wala pang tao o jinn ang sa kanila ay nakasaling, kaya't alin sa mga kaloob ng inyong Panginoon ang inyong tinatanggi ! na ang kagandahan ay nawawangis sa mga batong rubi at batong bulaklak".**

At naiulat ni Anas bin Malik ( kalugdan nawa siya ng Allah) Na ang Propeta ﷺay nagwika:

(لَرَوْحَةٌ فِي سَبِيلِ اللَّهِ، أَوْ غَدْوَةٌ، خَيْرٌ مِنَ الدُّنْيَا وَمَا فِيهَا، وَلَقَابُ قَوْسِ أَحَدِكُمْ مِنَ الجَنَّةِ، خَيْرٌ مِنَ الدُّنْيَا وَمَا فِيهَا، وَلَوْ أَنَّ امْرَأَةً مِنْ أَهْلِ الجَنَّةِ اطَّلَعَتْ إِلَى أَهْلِ الأَرْضِ لَأَضَاءَتْ مَا بَيْنَهُمَا وَلَمَلَأَتْهُ رِيحًا، وَلَنَصِيفُهَا عَلَى رَأْسِهَا خَيْرٌ مِنَ الدُّنْيَا وَمَا فِيهَا) (رواه البخاري).

**" Isang umagang pakikipaglaban sa landas ng Allah o isang hapon ay mas mainam pa sa Dunya at sa mga nilalaman nito, at ang pakpak ng pana ng isa sa inyo sa paraiso ay mas mainam pa sa Dunya at sa mga nilalaman nito. At kung sakali ang isa sa babae sa paraiso ay lalantad sa Mundo ay magliliwanag nito ang buong mundo at pupunuin ng mabangong hangin, at ang pugong sa kanyang buhok ay mas mainam pa sa Mundo at sa mga nilalaman nito."** [bukhariy]

At tungkol naman sa Pagkain at inumin ng mga taga Paraiso, katunayang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ ٱلْمُتَّقِينَ فِي ظِلَٰلٍ وَعُيُونٍ ۝٤١ وَفَوَٰكِهَ مِمَّا يَشْتَهُونَ ۝٤٢ كُلُوا۟ وَٱشْرَبُوا۟ هَنِيٓـًٔۢا بِمَا كُنتُمْ تَعْمَلُونَ ۝٤٣ ﴾ [المرسلات: 41-43]

**"At katotohanan! sa mga matutuwid na mananampalataya at may takot sa Allah, sila ay mananahan sa gitna ng mga lilim at mga bukal (ng paraiso), at mga prutas na anuman ang kanilang maibigan, at sasabihin sa kanila: " Magsikain at uminom kayu sa inyong kasiyahan bilang gantimapala sa inyong pinagsumikpang kabutihan."**

At naiulat ni Jabir bin Abdillah (kalugdan nawa siya ng Allah) kanyang sinabi: " Narinig ko ang Sugo ng Allah na nagsabi:

(إِنَّ أَهْلَ الْجَنَّةِ يَأْكُلُونَ فِيهَا وَيَشْرَبُونَ، وَلَا يَتْفُلُونَ وَلَا يَبُولُونَ وَلَا يَتَغَوَّطُونَ وَلَا يَمْتَخِطُونَ" قَالُوا: فَمَا بَالُ الطَّعَامِ؟ قَالَ: "جُشَاءٌ وَرَشْحٌ كَرَشْحِ الْمِسْكِ، يُلْهَمُونَ التَّسْبِيحَ وَالتَّحْمِيدَ، كَمَا تُلْهَمُونَ النَّفَسَ) (رَوَاهُ مُسْلِمٌ)

**"Katotohanan, na ang mga Taga Paraiso ay kakain at iinum, subalit hindi sila magdudura, hindi iihi ,hindi dudumi at hindi sisiponin**". Ang mga sahabah ay nagtanong: " Anu ang mangyayari sa pagkain?" ang sagot ng Propeta ﷺ: **" Magiging dighay,at pawis lamang na kasing bango ng Misk, at kusang loob silang magbibigay**

**puri at pasasalamat sa Allah ﷻ katulad kung paano kayu kusang loob na humihinga".** [muslim]

At naiulat ni Zayd bin Arqam (kalugdan nawa siya ng Allah) na kanyang sinabi: " May isang hudyong dumating sa Propeta ﷺ at nagsabi: " Oh Ama ni Qasem! Di ba't sinasabi mo na ang mga taga Paraiso ay kakain at iinum?' ang sagot ng Sugo ng Allah:

(بَلَى وَالَّذِي نَفْسِي بِيَدِهِ، إِنَّ أَحَدَهُمْ لَيُعْطَى قُوَّةَ مِائَةِ رَجُلٍ فِي الْمَطْعَمِ وَالْمَشْرَبِ وَالشَّهْوَةِ وَالْجِمَاعِ)(رواه أحمد وصححه ابن القيم والألباني)

**"Katiyakan! Sumpa man sa may hawak ng aking kaluluwa, ang isa sa kanila ay pagkakalooban ng lakas katumbas ng isang daang tao sa pagkain,pag'inum, pagnanasa at pakikipagtalik".**

Oh kayong mga muslim! Maging masaya at magalak; sapagkat sa Paraiso ay may buhay na walang kamatayan, may kabataan na walang katandaan, at may kalusugan at kaligayahan. Naiulat ni Abu sa'ed Alkhudriy (kalugdan nawa siya ng Allah) na ang Propeta ﷺ ay nagsabi:

"يُنَادِي مُنَادٍ: إِنَّ لَكُمْ أَنْ تَصِحُّوا فَلَا تَسْقَمُوا أَبَدًا، وَإِنَّ لَكُمْ أَنْ تَحْيَوْا فَلَا تَمُوتُوا أَبَدًا، وَإِنَّ لَكُمْ أَنْ تَشِبُّوا فَلَا تَهْرَمُوا أَبَدًا، وَإِنَّ لَكُمْ أَنْ تَنْعَمُوا فَلَا تَبْأَسُوا أَبَدًا"، فَذَلِكَ قَوْلُهُ عَزَّ وَجَلَّ ﴿ وَنُودُوٓاْ أَن تِلۡكُمُ ٱلۡجَنَّةُ أُورِثۡتُمُوهَا بِمَا كُنتُمۡ تَعۡمَلُونَ ٤٣ ﴾ [الأعراف: 43] (رواه مسلم)

**" Tatawag ang isang magtatawag sa Paraiso: " Katotohanan kayo ay magkakaroon ng kalusugan na hindi na kailanman magkakasakit, at buhay na kailanman ay hindi mamamatay, at magiging bata na kailanman ay hindi na tatanda, at kayu ay magpapakaligaya na hindi na kailanman malulungkot. At ito ang patunay sa sinabi ng Allah ﷻ: " At ipagbabadya sa kanila: " Ito ang Paraiso na inyong namana dahilan sa inyong ginawa".** [muslim]

الخطبة الثانية:

At kung tatanungin ninyo ang mga Pintuan sa Paraiso, katiyakan ito ay Walo. Naiulat ni Sahl bin Sa'ad (kalugdan nawa siya ng Allah) na ang Propeta ﷺ ay nagsabi:

(فِي الجَنَّةِ ثَمَانِيَةُ أَبْوَابٍ، فِيهَا بَابٌ يُسَمَّى الرَّيَّانَ، لاَ يَدْخُلُهُ إِلَّا الصَّائِمُونَ) (رواه البخاري)

**"At ang Paraiso ay may walong pintuan, isa nito ang tinatawag na Rayyan; walang makakapasok dito maliban lamang sa mga laging nag'aayuno"** [bukhariy].

At tungkol naman sa mga Ilog sa Paraiso, katiyakang ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ مَّثَلُ ٱلۡجَنَّةِ ٱلَّتِي وُعِدَ ٱلۡمُتَّقُونَۖ فِيهَآ أَنۡهَٰرٞ مِّن مَّآءٍ غَيۡرِ ءَاسِنٖ وَأَنۡهَٰرٞ مِّن لَّبَنٖ لَّمۡ يَتَغَيَّرۡ طَعۡمُهُۥ وَأَنۡهَٰرٞ مِّنۡ خَمۡرٖ لَّذَّةٖ لِّلشَّٰرِبِينَ وَأَنۡهَٰرٞ مِّنۡ عَسَلٖ مُّصَفّٗىۖ وَلَهُمۡ فِيهَا مِن كُلِّ ٱلثَّمَرَٰتِ وَمَغۡفِرَةٞ مِّن رَّبِّهِمۡۖ ١٥ ﴾ [محمد: 15]

**"Narito ang paglalarawan ng Paraiso na ipinangako sa mga Muttaqun: Naririto ang mga ilog na ang mga tubig nito (sa lasa at amoy) ay hindi nagmamaling sa (kasariwaan); mga batis ng gatas ng ang lasa ay kailanman hindi nagbabago; mga batis ng alak na ang linamnam ay isang kasiyahan sa mga umiinom, at mga batis ng pulut-pukyutan na poro at dalisay. Naririto ang lahat ng uri ng Prutas ; at pagpapatawad mula sa kanilang Panginoon".**

At tungkol naman sa Tanahan ng Paraiso, katiyakan ito ay yari sa Pilak at ginto. Naiulat ni Abu Hurairah (kalugdan nawa siya ng Allah), kanyang sinbai: " Kami ay nagtanong kay Propeta Muhammad ﷺ: " Oh Sugo ng Allah! Anu ang gusali ng Paraiso? Ang sagot ng Propeta ﷺ:

(لَبِنَةٌ مِنْ فِضَّةٍ، وَلَبِنَةٌ مِنْ ذَهَبٍ، وَمِلَاطُهَا الْمِسْكُ الْأَذْفَرُ وَحَصْبَاؤُهَا اللُّؤْلُؤُ وَالْيَاقُوتُ، وَتُرْبَتُهَا الزَّعْفَرَانُ )(رواه الترمذي وصححه الألباني)

**"Ang Tahanan sa Paraiso ay yari sa Pilak , yari sa Ginto, at ang sahig ay yari sa pabangong misk, at ang mga bato ay yari sa perlas at mamahaling bato, at ang lupa naman ay Safron (isang uri ng napakabangong bulalak).**

Oh kayong mga mananampalataya! Ang tungkol naman sa pinakamataas at pinakamainam na Biyaya sa Paraiso, katiyakan ito ay ang Makita natin ang Allah ﷻ, makausap at malugod sa atin. Ang Allah ay nagsabi:

﴿ وُجُوهٌ يَوۡمَئِذٖ نَّاضِرَةٌ ۝٢٢ إِلَىٰ رَبِّهَا نَاظِرَةٞ ۝٢٣ ﴾ [القيامة: 22-23]

**"Sa araw na ito ang ibang mga mukha ay magniningning sa kislap at kagandahan, na titingin sa kanilang Panginoon"**

At naiulat sa Hadith ni Abu Sa'ed Alkhudriy (kalugdan nawa siya ng Allah): Sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ:

(إِنَّ اللَّهَ –تَبَارَكَ وَتَعَالَى– يَقُولُ لِأَهْلِ الجَنَّةِ: يَا أَهْلَ الجَنَّةِ؟ فَيَقُولُونَ: لَبَّيْكَ رَبَّنَا وَسَعْدَيْكَ، فَيَقُولُ: هَلْ رَضِيتُمْ؟ فَيَقُولُونَ: وَمَا لَنَا لاَ نَرْضَى وَقَدْ أَعْطَيْتَنَا مَا لَمْ تُعْطِ أَحَدًا مِنْ خَلْقِكَ، فَيَقُولُ: أَنَا أُعْطِيكُمْ أَفْضَلَ مِنْ ذَلِكَ، قَالُوا: يَا رَبِّ، وَأَيُّ شَيْءٍ أَفْضَلُ مِنْ ذَلِكَ؟ فَيَقُولُ: أُحِلُّ عَلَيْكُمْ رِضْوَانِي، فَلاَ أَسْخَطُ عَلَيْكُمْ بَعْدَهُ أَبَدًا) (متفق عليه)

**"Tunay na ang Allah ay magsasabi sa mga Taga Paraiso: " O mga taga paraiso!" at sila ay sasagot: " Mapapasa inyo ang Inyong utos oh aming Panginoon". Ang Allah ay magsasalita: " Kayo ba ay nasisiyahan?" ang kanilang sagot: " At bakit kami hindi masiyahan na ipinagkaloob Niyo po sa amin ang hindi Ninyo ipinagkaloob sa iba Ninyong nilikha?". Ang Allah ay magwiwika: " Bibigyan ko kayo ng mas mainam pa". At sila ay magsasabi: " Mayroon pabang mas mainam pa dito?" at ang Allah ay magsasabi: " Ipagkakaloob ko sa inyo ang aking pagkalugod at kailanman hindi na Ako sa inyo magagalit".**






## 14- Ang Pagbabalik Loob Sa Allah ﷻ

الخطبة الأولى:

Mga alipin ng Allah ﷻ napapalibutan ang anak ni Adan ng napakaraming kalaban, mula sa mga demonyo (Shaytan), tao, at mga nilalang na hindi nakikita o mga (jinn). Ginagawa nilang mabuti ang mga bagay na masama at ginagawa nilang masama ang mga bagay na mabuti. Napapagsama-sama nitong mga ito ang kasamaan at paghahangad ng mga makamundong bagay sa isang tao, at nag-iimbita o nag-uudyok itong mga ito ng labis na paghahangad ng mga bagay na ginugusto ng isang tao dito sa mundo, dinadala din ng mga ito ang tao tungo sa kasawian at pagkalugi, ito ang hihila sa tao patungo sa kaparusahan dahil sa mga kasamaan at kasalanan. Nagpapahirap ito sa isang mananampalataya at dito niya mararamdaman ang kanyang pagkakamali at mga kasalanan.

At darating ang awa ng Allah ﷻ ang pinaka maawain na kung saan Siya ang Allah ﷻ ang nagbukas ng pintuan ng pagbabalik loob sa Kanyang mga alipin, na Siyang nag-aakay sa paghingi ng kapatawaran, na Siyang nagbibigay ng gantimpala sa mga mabubuting gawain na nagagawa ng Kanyang alipin, na Siyang nag-bibigay ng sulosyon sa mga pagsubok na nararanasan ng bawat isa saatin. At ng dahil sa Kanyang kadakilaan at Kanyang kabutihan pinapalitan Niya ang mga nagawang kasalanan ng mga nagbalik loob ng gantimpala at kabutihan.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱللَّهُ يُرِيدُ أَن يَتُوبَ عَلَيۡكُمۡ وَيُرِيدُ ٱلَّذِينَ يَتَّبِعُونَ ٱلشَّهَوَٰتِ أَن تَمِيلُواْ مَيۡلًا عَظِيمٗا ٢٧ ﴾ [النساء: 27]

**"At ang Allah ay naghahangad na tanggapin ang inyong pagsisisi. Subali't yaong mga sumusunod sa [kanilang masasamang] pagnanasa ay naghahangad na kayo ay mailayo [tungo] sa malaking paglihis"**

Mga kapatid sa pananampalatayang Islam ginawa ng Allah ﷻ ang pagbabalik loob (Tawbah) upang magsilbing tanggulan para mga taong umamin na sila ay nagkasala, at sila ay umasa sa kanilang panginoon (ang Allah ﷻ), na sila ay nagsisisi sa mga nagawa

nilang kasalanan, habang sila ay umaasa sa proteksyon ng Allah ﷻ sa pamamagitan ng paghingi nila ng kapatawaran at pagkatapos ng kanilang pagkakamali ay agad silang gumagawa ng kabutihan, Katotohanan na pinapatawad sila ng Allah ﷻ sa kanilang mga kasalanan at itinataas ng Allah ﷻ ang kanilang mga antas.

Ang pagbabalik loob ng taos puso ay nagpapawi o nagbubura ng anumang kasalanan kahit gaano pa ito kalaki o karami kahit pa ito ay paglabas sa Islam o pagtatambal sa Allah ﷻ.

Sinabi ng Allah ﷻ :

﴿ قُل لِّلَّذِينَ كَفَرُوٓاْ إِن يَنتَهُواْ يُغۡفَرۡ لَهُم مَّا قَدۡ سَلَفَ وَإِن يَعُودُواْ فَقَدۡ مَضَتۡ سُنَّتُ ٱلۡأَوَّلِينَ ٣٨ ﴾

[الأنفال: 38]

**"Sabihin mo sa mga di-naniwala, [na] kung sila ay magsisitigil, ang anumang naunang nangyari noon ay patatawarin para sa kanila. Nguni't kung sila ay nagsibalik [sa pag-uusig], samakatwid, ang pagkasumundan ng naunang [mga mapaghimagsik na] tao ay naganap na"**

Katotohanan binuksan ng Allah ﷻ ang pintuan ng pagbabalik loob sa lahat nang nag sisisi, binubukas ng Allah ﷻ ang Kanyang mga palad sa gabi upang makapag balik loob ang mga nagkasala sa araw at binibuksan ng Allah ﷻ ang Kanyang palad sa araw upang makapag balik loob ang mga nagkasala sa gabi.

Sinabi ng Allah ﷻ sa Hadith Al-Qudsi:

(يَا عِبَادِي إِنَّكُمْ تُخْطِئُونَ بِاللَّيْلِ وَالنَّهَارِ، وَأَنَا أَغْفِرُ الذُّنُوبَ جَمِيعًا، فَاسْتَغْفِرُونِي أَغْفِرْ لَكُم)

**"O Aking mga alipin Katotohanan na kayo ay nakakagawa ng pagkakamali sa araw at gabi, at katotohanan na ako ay nagpapatawad ng lahat ng mga kasalanan, humigingi kayo ng kapatawaran sa akin at papatawarin Ko kayo."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ قُلۡ يَٰعِبَادِيَ ٱلَّذِينَ أَسۡرَفُواْ عَلَىٰٓ أَنفُسِهِمۡ لَا تَقۡنَطُواْ مِن رَّحۡمَةِ ٱللَّهِۚ إِنَّ ٱللَّهَ يَغۡفِرُ ٱلذُّنُوبَ جَمِيعًاۚ إِنَّهُۥ هُوَ ٱلۡغَفُورُ ٱلرَّحِيمُ ٥٣ ﴾ [الزمر: 53]

**Sabihin: "O Aking mga alipin na nagmalabis [sa paggawa ng mga kasalanan] laban sa kanilang mga sarili, huwag kayong mawalan ng pag- asa mula sa habag ng Allah. Katotohanan, pinatatawad ng Allah ang lahat ng kasalanan. [9] Katiyakan Siya ang Lagi nang Mapagpatawad, ang Maawain."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَن يَعۡمَلۡ سُوٓءًا أَوۡ يَظۡلِمۡ نَفۡسَهُۥ ثُمَّ يَسۡتَغۡفِرِ ٱللَّهَ يَجِدِ ٱللَّهَ غَفُورٗا رَّحِيمٗا ١١٠ ﴾ [النساء: 110]

**"At sinuman ang gumawa ng kasamaan o ng kamalian sa kanyang sarili [nguni't] pagkaraan ay humingi ng kapatawaran sa Allah, kanyang matatagpuan ang Allah na Mapagpatawad, Maawain"**

O alipin ng Allah ﷻ sinuman ang mag-akala na ang mga kasalanan ay mas malaki o malawak kaysa sa kapatawaran ng Allah katotohanan na siya ay nag-akala sa kanyang panginoon ng masamang pag-aakala. Ilan naba sa mga alipin ng Allah ﷻ ang nagmalabis? Nagmalabis mula sa kanilang mga sarili, gumawa ng masama, nagpabaya, gumawa ng kasamaan na talagang malayo sa pagsunod sa Allah ﷻ, ngunit binigyan sila ng Allah ﷻ ng pagkakataon upang magbalik loob hanggang sa napatawad sakanila ang kanilang mga kasalanan at sila ay napabilang sa mga malalapit sa Allah ﷻ, hanggang sa sila ay mapabilang sa mga taong palagiang makikita sa mga masjid, na tumatayo, nagpapatirapa, inaalala ang kabilang buhay at humihingi ng awa mula sa Allah ﷻ.

O aking kapatid na mga mananampalataya, sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(كُلُّ بَنِي آدَمَ خَطَّاءٌ وَخَيْرُ الْخَطَّائِينَ التَّوَّابُونَ)

**"Lahat ng ng anak ni Adan ay nagkakamali at ang mainam sa mga nagkakamali ay yaong nagbabalik loob sa Allah"**

Sinuman ang nadumihan niya ang kanyang sarili sa pamamagitan ng pagsuway sa Allah ﷻ hugasan niya ang dumi na ito sa pamamagitan ng pagbabalik loob at paghingi ng kapatawaran ng Allah ﷻ, Katotohanan na ang Allah ﷻ ay nagmamahal sa mga taong nagbabalik loob at sa mga taong nililinis nila ang kanilang sarili mula sa kasalanan.

Naiulat ni Abu Hurayrah kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na sinabi ng Propeta ﷺ:

(أَذْنَبَ عَبْدٌ ذَنْبًا، فَقالَ: اللَّهُمَّ اغْفِرْ لِي ذَنْبِي، فَقالَ تَبارَكَ وَتَعالَى: أَذْنَبَ عَبْدِي ذَنْبًا، فَعَلِمَ أنَّ له رَبًّا يَغْفِرُ الذَّنْبَ، وَيأْخُذُ بالذَّنْبِ غَفَرْتُ لِعَبْدِي)

**“Kapag nakagawa ng kasalanan ang alipin at kanyang sinabi; o aking panginoon patawarin mo po ang aking kasalanan, sasabihin ng Allah ﷻ “nakagawa ang aking alipin ng kasalanan at nalaman niya na siya ay may Panginoon na nagpapatawad, katotohanan pinatawad Ko para sa aking alipin ang kanyang mga kasalanan.”**

Tinanong si Ali kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ isang magiting na kasamahan ni Propeta ﷺ patungkol sa isang alipin na nakagawa ng kasalanan, at kanyang sinabi: “Humingi siya ng kapatawaran sa Allah ﷻ at siya ay magbalik loob”. At muli siyang tinanong: “Papaano kong siya ay bumalik muli sa paggawa ng kasalanan?” Kanyang muling sinabi: “Humingi siya ng kapatawaran sa Allah ﷻ at siya ay magbalik loob.” May muling nagsalita: “Papaano kong siya ay muling bumalik sa paggawa ng kasalanan?” Kanyang muling tugo: “Humingi siya ng kapatawaran sa Allah ﷻ at siya ay magbalik loob. At kanilang tinanong: “Hanggang kailan?” At sinabi ni Ali: “Hanggang sa ang Satanas ay maging talunan”

Sinabi kay Hassan Al-basry kaawaan nawa siya ng Allah ﷻ hindi ba nahihiya ang isa mula saatin na siya ay gagawa ng kasalanan pagkatapos siya ay hihingi ng kapatawaran at pagkatapos siya ay babalik na naman sa paggawa ng kasalanan? At kanyang sinabi: Gugustuhin ni Satanas na maging ganyan ang inyong kalagayan (Ang pagkahiya sa paghingi ng kapatarawan sa Allah ﷻ), kaya huwag kayong magsawa sa paghingi ng kapatawaran mula sa Allah ﷻ.

Kasama ng paghingi ng kapatawaran sa Allah ﷻ at pagbabalik loob sa Kanya, may mga gawain mula sa mga ubligado at mga bulontaryo na makapagpapawi o makapag bubura ng mga kasalanan, at itataas din nitong mga gawain na ito ang iyong antas, ilan sa mga ito ay ang pagpapakadalisay ( pagsasagawa ng ablusyon), pagsasagawa ng pagdarasal (Salah), pag aayuno, pagbibigay ng kawang gawa, paglalakbay sa makkah sa buwan ng hajj, pagbasa ng Qur-ann at iba pang mga gawain na kinalulugdan ng Allah ﷻ.

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَنْ تَطَهَّرَ فِي بَيْتِهِ ثُمَّ مَشَى إِلَى بَيْتٍ مِنْ بُيُوتِ اللَّهِ لِيَقْضِيَ فَرِيضَةً مِنْ فَرَائِضِ اللَّهِ كَانَتْ خَطْوَتَاهُ إِحْدَاهُمَا تَحُطُّ خَطِيئَةً وَالأُخْرَى تَرْفَعُ دَرَجَةً)

**"Sinuman ang magsagawa ng ablusyon sa kanyang bahay pagkatapos nito, siya ay lumakad patungo sa isa sa mga bahay ng Allah (Masjid) para isakatuparan ang ubligadong pagdarasal na ginawang ubligado ng Allah ﷻ para sa kanya, ang isang hakbang niya ay nakapag bubura ng isang kasalanan at ang isa naman ay nakapag tataas ng kanyang antas o kalagyaan"**

Sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(الصَّلواتُ الخَمْسُ، والجُمُعةُ إلى الجُمُعَةِ، كفَّارةٌ لِمَا بَيْنهُنَّ، مَا لَمْ تُغش الكبَائِرُ)

**"Ang limang beses na pagdarasal at ang pagdarasal sa araw ng biyernes hanggang sa muling pagdarasal sa sunod na araw ng biyernes ay may nakalaang kapatawaran sa pagitan ng mga ito, maliban na lamang sa mga malalaking kasalanan"**

Sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَنْ تَوَضَّأَ فَأَحْسَنَ الْوُضُوءَ ثُمَّ أَتَى الْجُمُعَةَ فَاسْتَمَعَ وَأَنْصَتَ غُفِرَ لَهُ مَا بَيْنَهُ وَبَيْنَ الْجُمُعَةِ وَزِيَادَةُ ثَلاثَةِ أَيَّامٍ)

**"Sinuman ang nagsagawa ng ablusyon at ito ay kanyang isinagawa ng maayos pagkatapos ay nagtungo sa pagdarasal sa araw ng biyernes, at siya ay nakinig at naging tahimik, papatawarin sakanya ang kanyang nagawang kasalanan sa pagitan ng araw ng biyernes na iyon at araw ng biyernes na nakalipas at dadagdagan ito ng tatlong araw na pagpapatawad"**

May mga iba't ibang uri pa ng paraan na hindi halos masukat upang makamit ang gantimpala ng Allah ﷻ makakamit ang mga ito sa pamamagitan ng paghahanap ng biyaya, pagpapakain sa mga mahihirap, pagiging mabuti ang pag-uugali, pagiging maunawain, pagkalap ng kaalaman, pag-tugon sa nangangailangan, pagsama sa pag-alala sa Allah ﷻ, pagiging maawain sa mga nilikha, at pag-aalis ng mga bagay na makakasagabal sa daanan ng tao.

Gumawa kayo ng kabutihan, iparating ninyo ang magandang balitang ito, huwag kayong mawalan ng pag-asa mula sa habag at awa ng Allah ﷻ, pagandahin ninyo ang pag-aakala sa Allah ﷻ, at gawin ninyong para sa Allah ﷻ lamang ang inyong mga intensyon.

Dagdag pa dito aking mga kapatid, ang mga pagsubok na nararanasan ng isang muslim sa kanyang sarili, kayamanan at mga anak, ganun din ang mga nakakamit niyang paghihirap sa buhay. Katotohanan ang mga ito ay pumapawi ng mga kasalanan, nagtataas ng antas ng isang mananampalataya.

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَا مِنْ مُصِيبَةٍ تُصِيبُ المسْلِمَ إِلَّا كَفَّرَ اللَّهُ بِهَا عَنْهُ، حَتَّى الشَّوْكَةِ يُشَاكُهَا)

"**Walang pagsubok na tatama sa isang muslim maliban na lamang na papatawarin ng Allah ang kanyang kasalanan dahil dito, hanggang kahit pa ito ay isang tinik na tumusok sa kanyang paa"**

At sa iba pang pagsasalaysay:

(إلَّا رفَعَ اللهُ له بها خطيئةً)

**"Maliban na lamang na itataas ng Allah ang kanyang kalagayan, at buburahin para sakanya ang kanyang mga kasalanan"**

Sa librong Muwatta' ganon din naiulat ni Imam Thirmidi mula sa pagsasalaysay ni Abu Hurayrah kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ما يزالُ البلاءُ بالمؤمنِ والمؤمنةِ في نفسِهِ وولدِهِ ومالِهِ حتَّى يَلقى اللَّهَ وما عليْهِ خطيئةٌ)

**"Hindi naalis ang pagsubok sa isang mananampalatayang lalaki at babae sa kanyang sarili, anak at kayamanan hanggang sa burahin at itapon ng Allah ﷻ ang kanyang mga kasalanan"**

Aking mga kapatid sa pananampalataya, katotohanan na ang isang alipin kapag tinahak niya ang landas tungo sa Allah ﷻ ng may katapatan at may taos pusong pagbabalik loob na naghahangad ng awa at kapatawaran ng Allah ﷻ, at siya ay gumawa ng mga gawaing nakakalugod sa Allah ﷻ, katotohanan na papasok ang kapayapaan sa kanyang puso, bubuksan sakanya ang mga pintuan ng biyaya, gagabayan siya sa landas

na kanyang tinatahak, at ililihim ng Allah ﷻ ang kanyang kasalanan pag dating ng araw ng paghuhukom.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ تُوبُوٓاْ إِلَى ٱللَّهِ تَوۡبَةٗ نَّصُوحًا عَسَىٰ رَبُّكُمۡ أَن يُكَفِّرَ عَنكُمۡ سَيِّـَٔاتِكُمۡ وَيُدۡخِلَكُمۡ جَنَّٰتٖ تَجۡرِي مِن تَحۡتِهَا ٱلۡأَنۡهَٰرُ يَوۡمَ لَا يُخۡزِي ٱللَّهُ ٱلنَّبِيَّ وَٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ مَعَهُۥۖ نُورُهُمۡ يَسۡعَىٰ بَيۡنَ أَيۡدِيهِمۡ وَبِأَيۡمَٰنِهِمۡ يَقُولُونَ رَبَّنَآ أَتۡمِمۡ لَنَا نُورَنَا وَٱغۡفِرۡ لَنَآۖ إِنَّكَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٞ ٨ ﴾ [التحريم: 8]

**"O kayong mga naniwala, magbalik-loob kayo sa Allah nang tapat na pagsisisi. Maaaring pawiin ng inyong Panginoon mula sa inyo ang inyong mga masasamang gawa, at kayo ay Kanyang papasukin sa mga hardin na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos - sa Araw na, hindi hihiyain ng Allah ang Propeta at yaong mga naniwalang kasama niya. Ang kanilang liwanag ay mauuna sa kanila at [ito ay] nasa kanilang mga kanang kamay; at sila ay magsasabing: "Aming Panginoon, gawin Mo pong ganap ang liwanag para sa amin at kami po ay Iyong patawarin. Katotohanan, Ikaw ang [tanging] may Ganap na Kakayahan sa lahat ng bagay"**

أقول ما تسمعون استغفروا الله لي ولكم ولسائر المؤمنين من كل ذنب فاستغفرواه إنه هو الغفور الرحيم

**الخطبة الثانية:**

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ o aking mga kapatid na naniniwala Sakanya. At wag ninyong kalimutan na ang inyong kalakasan, kalusugan at karangyaan ay nag-aakay sa inyo patungo sa kamalian at kasalanan, naglalayo sa inyo mula sa pagbabalik loob sa Allah ﷻ, nagiging sanhi nang pagkawala ng takot ninyo mula kaparusahan at pangamba ninyo sa masamang uri ng katapusan. Wala kayong ibang dinaya kundi ang inyong sarili, katotohanan ang kamatayan ay darating sa inyo nang biglaan at ng hindi ninyo inaasahan.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَيْسَتِ ٱلتَّوْبَةُ لِلَّذِينَ يَعْمَلُونَ ٱلسَّيِّـَٔاتِ حَتَّىٰٓ إِذَا حَضَرَ أَحَدَهُمُ ٱلْمَوْتُ قَالَ إِنِّى تُبْتُ ٱلْـَٔـٰنَ وَلَا ٱلَّذِينَ يَمُوتُونَ وَهُمْ كُفَّارٌ ۚ أُو۟لَـٰٓئِكَ أَعْتَدْنَا لَهُمْ عَذَابًا أَلِيمًا ﴿١٨﴾ ﴾ [النساء: 18]

**"At hindi [maituturing na] nagsisisi yaong mga [taong patuloy na] gumagawa ng mga kasamaan hanggang kapag ang isa sa kanila ay abutan ng kamatayan, siya ay magsasabing: "Katotohanan ako ay nagsisisi na ngayon," at [hindi rin maituturing na nagsisisi] yaong mga [taong] namatay habang sila ay mga di-naniniwala. Sa kanila ay Aming inihanda ang isang mahapding parusa"**

May mga tao na kapag nakagawa ng kasalanan sila ay nagmamadali na humingi ng kapatawaran mula sa Allah ﷻ na ito ay ginawa na nilang natural sa kanilang sarili, ang pag hingi nang-agarang kapatawaran at pagbabalik loob nang mabilisan.

Nagmamadali sa paghuhugas ng kanilang mga kasalanan sa pamamagitan ng paghingi nila ng kapatawaran mula sa Allah ﷻ at paggawa ng kabutihan, ito ang nagpapatatag sa puso ng mga taong matatakutin sa Allah ﷻ, ang mga taong pinangakuan ng paraiso na kung saan ang lawak ng paraiso na ito ay kasing lawak ng buong kalangitan at kalupaan. Kaya sinabi ng Allah ﷻ sa banal na Qur-ann.

﴿ وَٱلَّذِينَ إِذَا فَعَلُوا۟ فَـٰحِشَةً أَوْ ظَلَمُوٓا۟ أَنفُسَهُمْ ذَكَرُوا۟ ٱللَّهَ فَٱسْتَغْفَرُوا۟ لِذُنُوبِهِمْ وَمَن يَغْفِرُ ٱلذُّنُوبَ إِلَّا ٱللَّهُ وَلَمْ يُصِرُّوا۟ عَلَىٰ مَا فَعَلُوا۟ وَهُمْ يَعْلَمُونَ ﴿١٣٥﴾ ﴾ [آل عمران: 135]

**"At yaong, kapag nakagawa ng Fahisha [kahalayan] o nakagawa ng kamalian [o maliit na kasalanan] sa kanilang mga sarili, ay kanilang naaalala ang Allah at [dagliang] humihingi ng kapatawaran sa kanilang nagawang mga kasalanan. At sino ang magpapatawad ng mga kasalanan maliban sa Allah ? At sila [ay] hindi nagpapatuloy sa anumang [kamalian] na kanilang nagawa sa sandaling ito ay kanilang mapag-alaman"**

﴿ أُو۟لَـٰٓئِكَ جَزَآؤُهُم مَّغْفِرَةٌ مِّن رَّبِّهِمْ وَجَنَّـٰتٌ تَجْرِى مِن تَحْتِهَا ٱلْأَنْهَـٰرُ خَـٰلِدِينَ فِيهَا ۚ وَنِعْمَ أَجْرُ ٱلْعَـٰمِلِينَ ﴾ [آل عمران: 136]

**"Sila yaong ang kanilang gantimpala ay kapatawaran mula sa kanilang Panginoon, at mga hardin na sa ilalim nito ay may mga ilog na umaagos, at sila ay mamamalagi roon**

**nang walang hanggan. At sadyang napakainam na gantimpala para sa mga [matatapat na] manggagawa [ng kabutihan]"**

Ito ang kalagayan ng dalawang uri ng tao aking mga kapatid, katakutan natin ang Allah ﷻ at palagian tayong sumunod sa batas ng Allah ﷻ at palagian tayong humingi ng kapatawaran mula sa Allah ﷻ.






**15- Ang Habag**

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره ونعوذ بالله من شرور أنفسنا، ومن سيئات أعمالنا، من يهده الله فلا مضل له، ومن يضلل فلا هادي له، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله:

Gaano ba natin kinakailangan ang awa sa panahon natin ngayon? Itong panahon natin na ito, ay para bang nagsilbing gubat na, na kinakain nito ang bawat parte nito, na nagiging dahilan nang pag-usbong ng mga gyera na nagpapatulo ng inosenteng dugo, nagpapahirap sa mga taong mahihina at nagdudulot ng kasamaan sa isipan ng karamihan upang gumawa ng mga karumal dumal na bagay. Mga tao na nagsisiraan sa isa't isa, ang mayaman ay lalong yumayaman at ang mahirap ay parang mga maliliit na bagay na lamang na inaapak-apakan na lamang ng mayayaman. Panahon kung saan hindi na pinahalagahan ang ugaling dapat taglayin ng isang tao, wala ng silbi ang isang tao maliban na lamang na kailangan siya. Panahon kung saan kinakain ang isang tao ng kanyang kaalaman dahil sa pagmamalaki hanggang sa kanyang maisip na ang lahat dito sa mundo ay kayang kaya niyang makuha. Hindi nagpapakumbaba sa mga mababababang uri ng tao, hindi na pinapansin ang karapatan ng mga kapos palad at ginagawa pa silang biktima ng kasamaan.

Gaano ba natin kinakailangan ang awa sa panahon natin ngayon? Mga alipin ng Allah ﷻ katotohanan na ang Allah ﷻ ang lumikha sa panahon at lugar na ito at Siya ang may Pinakamaawain na katangian hanggang sa tinawag Niya ang Kanyang sarili na "Ang Pinakamaawaain at Ang Pinakamahabagin" dalawang katangian na bukod tanging sa Allah ﷻ lamang. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(جعل اللهُ الرحمةَ مائةَ جُزءٍ ، فأمسك عنده تسعةً وتسعين جزءًا ، وأنزل في الأرضِ جزءًا واحدًا)

**"Ginawang isang daang bahagi ng Allah ang awa, at hinawakan o kinuha ng Allah ang siyam napo't siyam na bahagi nito at ibinaba ng Allah sa kalupaan ang isang bahagi nito"**

Kahit sa anong klasing nilikha, makikita natin ang awa at habag sa pagitan ng bawat isa. Maliban na lamang na ang Allah ﷻ parin ang pinaka nagtataglay ng subrang pagkakaroon ng awa at habag. Naiulat ni Omar na anak ni Khattab kalugdan nawa sila ng Allah ﷻ na dumating kay Propeta Muhammad ﷺ ang mga bihag mula sa digmaan at mula sa mga bihag na ito ay may isang babae na nawala ang kanyang anak at noong nakita ng babae na ito ang kanyang anak na uhaw ay kinukuha niya agad ang bata at pinadede niya ng gatas mula sa kanyang dede at sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ sa amin: **"Nakikita ba ninyo ang babae na ito? Sa palagay ba ninyo ay kaya niyang itapon ang kanyang anak sa naglalagablab na apoy?"** Aming sinabi na: Hindi, bagkus siya ay walang kakayahan na gawin iyon. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Katotohanan na ang Allah ﷻay mas lubos na maawain sa Kanyang mga alipin kaysa sa pagkaawa ng babae na ito sa kanyang anak".**

Napag pasyahan na ng Allah ﷻ na mananaig at mangingibabaw ang Kanyang awa kaysa sa Kanyang galit. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(لما خلق الله الخلق، كتب في كتابه، فهو عنده فوق العرش: إن رحمتي تغلب غضبي"، وفي رواية: "إن رحمتي سبقت غضبي)

**"Noong nilikha ng Allah ang lahat, sinulat sa libro ng Allah, na ang Allah ay nasa ibabaw ng kanyang trono: katotohanan na ang aking pagiging maawain ay natalo o napangibabawan nito ang aking galit".**

At sa iba pa sa ibang pagsasalaysay: **"Katotohanan na ang Aking pagiging maawain ay nanguna kaysa sa Aking galit"**

Aking mga kapatid na naniniwala sa Allah ﷻ hindi ipinadala ng Allah ﷻang Kanyang Sugo ﷺ maliban na lamang upang magsilbi bilang awa para sa sangkatauhan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَآ أَرۡسَلۡنَٰكَ إِلَّا رَحۡمَةٗ لِّلۡعَٰلَمِينَ ١٠٧ ﴾

**"At hindi ka Namin ipinadala, O Mohammad (ﷺ), kundi bilang Habag sa sangkatauhan"**

Ang buhay ni Propeta Muhammad ﷺ ay awa, ang pagpapadala sa kanya ng Allah ﷻ ay awa, ang pagsasalita niya ay awa at ang pananahimik niya sa ibang bagay ay awa. Awa ng Allah ﷻ sa sangkatauhan, awa sa mga nilikha na di nakikita at awa sa lahat ng mga hayop, at lalong higit awa sa nasyon ni Propeta Muhammad ﷺ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ بِٱلۡمُؤۡمِنِينَ رَءُوفٞ رَّحِيمٞ ١٢٨ ﴾ التوبة 128

**"at Siya ay maawain, lubos ang kabutihan at mapagmahal sa mga mananampalataya."**

Si Propeta Muhammad ﷺ ay lumuluha dahil sa kapakanan ng Kanyang nasyon, kanynag sinasabi:

(للهُمَّ، أُمَّتي أُمَّتي، وبكَى! فقال اللهُ عزَّ وجلَّ: يا جبريلُ، اذهبْ إلى محمَّدٍ- وربُّكَ أعلمُ- فسَلهُ ما يُبكيكَ؟ فأتاهُ جبريلُ عليهِ الصلاةُ والسلامُ فسَألهُ، فأخبرهُ رسولُ اللهِ صلَّى اللهُ عليهِ وسلَّمَ بما قالَ- وهو أعلمُ- فقال اللهُ: يا جبريلُ، اذهبْ إلى محمَّدٍ فقلْ: إنَّا سنُرضِيكَ في أُمَّتكَ ولا نَسُوءُكَ)

**"O Allah ang aking nasyon, o Allah ang aking nasyon' at siya ay napaiyak. Sinabi ng Allah ﷻ: "O Jibreel puntahan mo si Muhammad ﷺ, katotohanan na alam ng iyong Panginoon ang lahat, tanungin mo si Muhammad ﷺ kong ano ang nakakapag paiyak sa kanya." Dumating si Jibreel kay Propeta Muhammad ﷺ at tinanong siya ni Jibreel at sinabi ni Jibreel ang sinabi ng Allah ﷻ sa kanya. At muling inutusan ng Allah ﷻ si Jibreel. Sinabing muli ng Allah ﷻ: "O Jibreel puntahan mo si Muhammad ﷺ at sabahin mo na, katotohanan na malulugod kami sa kanyang nasyon, at hindi Kami magiging pabaya."**

Tingnan ninyo ngayon mga kapatid ang awa ni Propeta Muhammad ﷺ sa kanyang mga kalaban, na tinanggihan nila ang kanyang paanyaya patungo sa rilihiyong Islam at sinaktan nila si Propeta Muhammad ﷺ, at dumating ang anghel ng kabundukan na nagsabi na: "kung gugustuhin mo o Muhammad ﷺ itataob ko sa kanila ang dalawang bahagi ng kabundukan na ito?

(إنْ شِئْتَ أنْ أُطبِقَ عليهم الأخشبَيْنِ فعَلْتُ فقُلْتُ بل أرجو أنْ يُخرِجَ اللهُ مِن أصلابِهم مَن يعبُدُ اللهَ لا يُشرِكُ به شيئًا)

*S*inagot siya ni Propeta Muhammad ﷺ: "**Bagkus ako ay umaasa na lalabas mula sa mga angkan nila ang mga tao na sasamba sa Allah ﷻ at hindi magtatambal sa Kanya".**

(جاء الطُّفَيْلُ بنُ عَمْرٍو الدَّوْسِيُّ إلى رسولِ اللهِ صلَّى اللهُ عليه وسلَّمَ، فقال: إنَّ دَوْسًا قد عصَتْ وأبَتْ، فادْعُ اللهَ عليهم، فاستقْبَلَ رسولُ اللهِ صلَّى اللهُ عليه وسلَّمَ القِبلةَ، ورفَعَ يَدَيْه، فقال النَّاسُ: هلَكوا، فقال: اللَّهمَّ اهْدِ دَوْسًا وائْتِ بهم، اللَّهمَّ اهْدِ دَوْسًا وائْتِ بهم)

At noong dumating si Tufail na anak ni Amar at ang kanyang mga kasamahan kalugdan nawa sila ng Allah ﷻ kay Propeta Muhammad ﷺ at kanilang sinabi: "O sugo ng Allah katotohanan ang pamilyang Daws ay sumuway at tumanggi sa kautusan ng Allah ﷻ ipanalangin mo para sa kanila ang kasawian." At may nagsabi pa ng: "kasawian para sa pamilya ng Daws." At nanalangin si Propeta Muhammad ﷺ para sa kanila at sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **"O Allah ﷻnaway gabayan mo po sa tamang landas ang pamilya ng Daws, at patagalin mo po para sa kanila ang kanilang buhay".**

Aking mga kapatid na naniniwala sa Allah ﷻ ang relihiyong Islam, lahat ito ay awa, ang itaas nito ay awa at ang ibaba nito ay awa at ang kabuuan nito ay awa, at ito pa ang ibang bahagi ng awa na ito.

**Ang una**: Ang awa na makikita natin sa mga batas ng Islam. Isa sa mga uri ng awa na nasa Islam ay ang hindi nito pamimilit sa tao sa mga bagay na hindi nila kaya, at hindi pag-uutos ang bagay na hindi nila makakayanan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَا يُكَلِّفُ ٱللَّهُ نَفۡسًا إِلَّا وُسۡعَهَاۚ ٢٨٦ ﴾ البقرة 286

**"Ang relihiyon ng Allâh ay madali at walang kahirap hirap. Na kung kaya, hindi ipinag-utos ng Allâh sa Kanyang mga alipin ang mga bagay na hindi nila makakayanan."**

Ang lahat ng bagay na nagdudulot ng kahirapan sa isang tao sa paggawa nito, ay inalis ng Allah ﷻ sa Kanyang mga alipin. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَا جَعَلَ عَلَيۡكُمۡ فِي ٱلدِّينِ مِنۡ حَرَجٖۚ ﴾

**"Ginawa Niya para sa inyo ang makatarungan at ganap na batas, na walang anumang pagmamalupit at pagpapahirap sa anumang ipinag-uutos at mga alintuntunin nito."**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ يُرِيدُ ٱللَّهُ بِكُمُ ٱلۡيُسۡرَ وَلَا يُرِيدُ بِكُمُ ٱلۡعُسۡرَ ﴾

**"Hangad ng Allâh na maging madali para sa inyo ang Kanyang batas. Hindi Niya nais na kayo ay pahirapan."**

At sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إِنَّ الدِّينَ يُسرٌ)

**"Katotohanan ang pananampalatayang Islam ay magaan"**

Sa lahat ng batas ng Islam ay makikita dito ang awa na nangingibabaw, ang pagdarasal ay napapa-iksi at napapag sama sa oras na nasa paglalakbay ang isang muslim, at maaring gumamit ng alikabok na pamalit sa tubig sa pagkakataon na dumating ang oras nang pagdarasal at hindi makakita ng tubig, at maari din ang paghaplos sa medyas sa oras nang paglalakbay at kahit na oras ng pamamalagi o pananatili, at maaring kumain ang isang muslim sa mga araw nang pag-aayuno (Ramadhan) sa oras na siya ay naglalakbay at sa mga oras na siya ay may sakit, at ang hindi pagiging obligado ng ubligadong kawang gawa (Zakah) at pagbisita sa Makkah (Haj) sa mga walang kakayahan.

Ang pamimili sa mga madadaling bagay na makakapag iwas sa pagkakaroon ng kasalanan at ito ang pamamaraan ni Propeta Muhammad ﷺ. Naiulat at sinabi ni A'isha kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: "Kapag pinapili si Propeta Muhammad ﷺ sa pagitan ng dalawang bagay, pipiliin niya ang mas madali sa dawalang bagay na ito, hanggat hindi ito magdudulot ng kasalanan"

**Ang pangalawa**: Ang habag na makikita sa pagsamba sa Allah ﷻ. Si Anas kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ ay nag-ulat na sinabi ni propeta Muhammad ﷺ:

(إن هذا الدين متين فأوغل فيه برفق)

**'katotohanan ang rilihiyon na ito ay matibay, at mamuhay kayo sa pamamagitan ng relihiyon na ito ng may awa, at huwag ninyong pahirapan ang inyong mga sarili na magdudulot ng pag-iwan ninyo sa ibang pagsamba sa Allah ﷻ"**

Sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(فَاكْلَفُوا مِنَ العَمَلِ ما تُطِيقُونَ)

**“Hindi napuputol ang pagkamit ninyo sa gantimpala ng Allah ﷻ hanggat kayo ay abala sa pagsamba sa Kanya”**

Katotohanan na si Propeta Muhammad ﷺ ay ipinagbabawal ang mga subra sa pagsamba sa Allah ﷻ, bilang awa. Sinabi ni A’isha kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: “May babae na namalagi sa akin mula sa angkan ni Asad, pagkatapos ay pumasok si Propeta Muhammad ﷺ at kanyang sinabi: “**Sino siya?”** Aking sinabi: Siya si Pulana na hindi natutulog sa gabi, dahil sa pagdarasal niya, sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **“Huwag ninyong gawin ang mga gawain na hindi ninyo kaya, katotohanan ang Allah ﷻay hindi nagsasawa hanggang hindi kayo magsawa”**

Sinabi ni Anas kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ pumasok si Propeta Muhammad ﷺ pagkatapos ay nakita niya ang tali na nakabalagbag at nakatali sa dalawang haligi at kanyang sinabi: **“Ano ito?”** At sinabi nila: “Ito ay tali na pagmamay-ari ni Zainab kapag siya ay napagod humahawak siya sa tali na ito.” Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **“Huwag ninyong pigilan ang pagod na nararamdman ng inyong katawan, kapag kayo ay napagod kayo ay umupo at magpahinga”.**

Iniulat din ni Anas kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na si Propeta Muhammad ﷺay nakakita ng matanda na binibuhat ng dalawa niyang anak at sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **“Ano ang inyong ginagawa?”** At kanilang sinabi: “Siya ay sumumpa sa Allah na siya ay lalakad”. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **“Katotohanan hindi ninanais ng Allah ﷻna parusahan ng matandang ito ang kanyang sarili”** pagkatapos ay inutusan ito ni propeta Muhammad ﷺ na sumakay.

**Ang pangatlo**: Ang habag sa pagitan ng mga nilikha. Ilan sa mga ito ay ang habag sa pagitan ng mag-ina at mag-ama. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَقَضَىٰ رَبُّكَ أَلَّا تَعۡبُدُوٓاْ إِلَّآ إِيَّاهُ وَبِٱلۡوَٰلِدَيۡنِ إِحۡسَٰنًاۚ إِمَّا يَبۡلُغَنَّ عِندَكَ ٱلۡكِبَرَ أَحَدُهُمَآ أَوۡ كِلَاهُمَا فَلَا تَقُل لَّهُمَآ أُفّٖ وَلَا تَنۡهَرۡهُمَا وَقُل لَّهُمَا قَوۡلٗا كَرِيمٗا ٢٣ وَٱخۡفِضۡ لَهُمَا جَنَاحَ ٱلذُّلِّ مِنَ ٱلرَّحۡمَةِ وَقُل رَّبِّ ٱرۡحَمۡهُمَا كَمَا رَبَّيَانِي صَغِيرٗا ٢٤ ﴾

**"At ipinag-utos ng iyong Rabb na Tagapaglikha, O ikaw na tao, na wala kang karapat-dapat na sambahin kundi Siya na Bukod-Tangi, at ipinag-utos din Niya na ikaw ay maging mabuti sa iyong mga magulang lalung-lalo na kapag inabot nila ang katandaan**

**sa iyong kapanahunan, na huwag kang sumuway at huwag kang magbitiw sa kanila ng anumang salita ng kawalang-paggalang, kahit pagsasabi lamang ng uff na nagpapahiwatig ng pagkayamot, na ito na ang pinakamababa at pinakamasamang salita sa harap ng magulang, at huwag na huwag mangyari sa iyo ang pagsasabi ng anumang masamang salita laban sa kanila, bagkus ay maging mahinahon ka sa pakikitungo sa kanila, at makipag-usap ka sa kanila na may pagpaparangal na pakikipag-usap at pawang mabubuting salita lamang ang iyong sasabihin. At magpasailalim ka sa panuntunan ng pagsunod at pagpapakumbaba sa iyong mga magulang bilang awa sa kanila at hilingin mo sa iyong Rabb na Tagapaglikha na kaawaan sila sa pamamagitan ng Kanyang napakalawak na awa, buhay man sila o patay na, na tulad ng kanilang pagtitiis noong ikaw ay pinapalaki nila na bata pa na mahina na walang anumang kakayahan."**

Ipinag-utos sa tao ang pagbibigay ng karapatan ng mga magulang sa pamamagitan ng limang bagay.

**Ang una**: Ang hindi pagsasabi sa kanila ng 'Ufff'(tsk tsk), ito ay lubos na kamuhi-muhi.

**Ang pangalawa**: Ang hindi pagsigaw o pagtataas ng boses sa kanila.

**Ang Pangatlo:** Ang pakikipag-usap sa kanila ng mahinhin at mahalumanay na pamamaraan.

**Ang pang-apat**: Ang pagiging mapagpakumbaba at maawain sa kanila.

**Ang Pang lima**: Ang paghiling mula sa Allah ﷻ na kaawaan silang dalawa sa pamamagitan ng awa ng Allah ﷻ na walang hanggan.

Ang isa pa sa mga habag na ipinag-uutos ng Islam ay ang awa sa kababaihan bilang pag galang sa kanila. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(استوصوا بالنِّساءِ؛ فإنَّ المرأةَ خُلِقَت مِن ضِلَعٍ، وإنَّ أعوَجَ شَيءٍ في الضِّلَعِ أعلاه، فإنْ ذهَبتَ تُقيمُه كسَرْتَه، وإن ترَكْتَه لم يَزَلْ أعوَجَ؛ فاستوصوا بالنِّساءِ)

**"Hangarin ninyo ang kabutihan para sa mga kababaihan, katotohanan na ang kababaihan ay nilikha sa pamamagitan ng tadyang, katotohanan na ito ay baliko, at**

**kapag ito ay pinilit ninyong ituwid ito ay mababali, at kung ito naman ay hahayaan ninyo, ito ay mananatiling baliko, maging mabuti kayo sa mga kababaihan"**

At sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(رُوَيْدَكَ يا أَنْجَشَةُ سَوْقَكَ بالقَوَارِيرِ)

**"Maghinay-hinay ka o Anjasha naway ayusin ka ng Allah ﷻ katotohanan ang kababaihan ay tila sisidlan ng tubig na mula sa bote (bubog)"**

Inihalintulad ni Propeta Muhammad ﷺ ang mga kababaihan sa isang lalagyan ng tubig na bote na madaling mabasag dahil sa kahinaan na taglay nito, at dahil sa pagiging madaling mabasag nito. Bilang paalaala sa lahat na ang kababaihan ay nangangailangan nang pagkalinga, awa at pag-intindi.

Ang habag sa mga bihag sa oras nang labanan, katotohanan ang habag na napapaloob sa Islam ay sadyang malawak hanggang sa kahit na ang digmaan ay sakop ng habag na ito. Ang kalaban ng Islam na kumakalaban sa mga muslim at ginugusto nilang patuluin ang dugo ng mga muslim, ngunit pinupuri ng Allah ﷻ yaong mga muslim na napapakain nila ang mga bihag mula sa mga kalaban. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَيُطۡعِمُونَ ٱلطَّعَامَ عَلَىٰ حُبِّهِۦ مِسۡكِينٗا وَيَتِيمٗا وَأَسِيرًا ٨ ﴾ الإنسان: 8

**"Sila na yaong nagpapakain ng pagkain dahil sa pagmamahal nila sa mga mahihirap, ulila at mga taong nabihag dahil sa digmaan."**

Ang habag sa mga hayop, isa ito sa nagpapakita ng pagiging subra-subra ang habag na napapaloob sa Islam hanggang sa masakop ng habag na ito ang mga hayop. Naiulat ng anak ni Mas'ud kalugdan nawa sila ng Allah ﷻ:

"Kami ay kasama ng Sugo ng Allah sa isang paglalakbay, nang tinugunan ni Propeta Muhammad ﷺ ang tawag ng kalikasan at habang wala siya, nakakita kami ng isang uri ng ibon na kung tawagin ay (Hamra) kasama ng ibon na ito ang kanyang anak at kinuha nila ang anak ng ibon at nag-ikot at di mapakali ang nanay ng ibon na ito at hinahanap ang kanyang anak, at biglang dumating si Propeta Muhammad ﷺat kanyang sinabi:

(من فجعَ هذِهِ بولدِها؟ ردُّوا ولدَها إليها)

**“Sino ang naghiwalay sa ibon na ito sa kanyang anak? Ibalik ninyo, ibalik ninyo ang anak niya sa kanya”**

At siya si Muhammad ﷺ na pinapaalalahanan niya ang kanyang pamilya ng mabuting pag-uugali at mabuting pakikisama at paggupit ng kuko sa tuwing gagatasan nila ang mga alagang hayop. Ganoon din kapag ang isang hayop ay kakatayin kailangan ng habag at awa. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إنَّ اللهَ كَتَبَ الإحسانَ على كُلِّ شَيءٍ، فإذا قتَلْتُم فأحسِنُوا القِتْلةَ، وإذا ذبَحْتُم فأحسِنوا الذَّبْحَ، ولْيُحِدَّ أحَدُكم شَفْرَتَه، فلْيُرِحْ ذَبيحَتَه)

**“Tunay na ipinagkaloob ng Allah ang kabutihan at kaayusan sa lahat ng bagay at kapag kayo ay kakatay ng hayop ay isaayos ninyo at isagawa ninyo ito ng may habag, at hasain ninyo ang inyong patalim”**

بارك الله لي ولكم بالقرآن العظيم، ونفعني وإياكم بما فيه من الآيات والذكر الحكيم قلت ما سمعتم، وأستغفر الله لي ولكم، فاستغفروه، إنه هو الغفور الرحيم

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد

Mga alipin ng Allah ﷻ, ng dahil sa awa na maibibigay ng tao sa iba pang mga nilikha ay gagawing obligado ng Allah ﷻ ang pagpasok sa paraiso ng isang tao. Naiulat at sinabi ni A'isha kalugdan nawa siya g Allah ﵂: “Dumating ang isang babae sa akin at dala nito ang kanyang dalawang anak, at pinakain ko sila ng tatlong butil na datiles at binigyan ng babae na ito ng tig-iisang butil ang kanyang anak, pagkatapos ay isinubo niya ang isa pang butil at nang isinusubo na niya ito sa kanyang bibig ay biglang nanghingi pa ang kanyang mga anak at hinati ng babae na ito ang isang butil ng datiles para sa kanyang dalawang anak, at namangha ako sa babaing ito at binanggit ko ang ginawang ito ng babae kay Propeta Muhammad ﷺat sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إِنَّ اللَّهَ قَدْ أَوْجَبَ لَهَا بِهَا الْجَنَّةَ أَوْ أَعْتَقَهَا بِهَا مِنَ النَّارِ)

**"Katotohanan ginawang obligado ng Allah ang pagpasok ng babaing iyon sa paraiso at pinalaya siya sa impyerno" (Muslim)**

Upang makamit ang habag at awa ng Allah ﷻ sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(الرَّاحمونَ يرحَمُهُمُ الرَّحمنُ . ارحَموا من في الأرضِ يرحَمْكم من في السَّماءِ)

**"Ang mga maawain ay kinakahabagan ng Pinakamahahabagin, kaawan ninyo ang kung sinumang nasa kalupaan at kakaawaan kayo ng Siyang nasa itaas ng kalangitan (ang Allah ﷻ)."**

Naiulat ni Anas kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(والذي نفسي بيدِهِ لا يضعُ اللهُ رحمَتَهُ إلا على رحيمٍ)

**'Sumpa man sa Allah na humahawak ng aking buhay, hindi ipinagkakaloob ng Allah ang kanyang habag at awa maliban na lamang doon sa maawain"** at sinabi pa**: "hindi lamang doon sa mga kinakaawaan nila ang kanilang sarili bagkus doon sa mga tao na kinakaawaan nila ang lahat ng tao at nilalang"**

Kabilang sa mga kinahahabagan ng Allah ﷻ dahil sa kanilang pagkamaawin ay ang isang lalaki na mapagmalabis mula sa angkan ng Israel, ngunit kinahahabagan siya ng Allah ﷻdahil sa asong kanyang kinaawaan at pinainum. At sinuman ang inalis niya ang awa sa kanyang puso, katotohanan na siya ay paparusahan sa pamamagitan ng naglalagablab na apoy ng impyerno.

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(دخَلَتِ امرأةٌ النَّارَ في هرَّةٍ ربَطَتْها فلَمْ تَسْقِها ولَمْ تُطعِمْها ولَمْ تُرسِلْها تأكُلُ مِن خَشاشِ الأرضِ حتَّى ماتت)

**"Nakapasok ang isang babae sa impyerno ng dahil lamang sa isang kuting na kanyang itinali, at hindi niya pinakain at ni hindi man lamang niya ito pinakawalan upang makapag hanap ng makakain, hanggang mamatay"**

Kasama sa mga kaparusahan ng Allah ﷻ ay ang ipagbawal ng Allah ﷻ ang kanyang habag sa mga taong walang awa. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(لا يَرحمُ اللهُ مَن لا يرحَمُ النَّاسَ)

**"Sinuman ang hindi niya kinaawaan ang sangkatauhan ay hindi siya kahabagan ng Allah."**

Aking kapatid na mananampalataya, magpakumbaba tayo sa ating mga kapatid sa pananampalatayang Islam, at itanim natin ang awa sa puso ng ating mga anak at katotohanan mag-aani tayo ng kasayahan, gantimpala at paraiso sa huling hantungan.

.






## 16- Ang Pagkatakot sa Allah -ﷻ-

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله رب العالمين أغنانا بحلاله عن حرامه وكفانا بفضله عما سواه وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له ولا نعبد إلا إياه وأشهد أن محمداً عبده ورسوله ومصطفاه صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه ومن والاه وسلم تسليما كثيرا

أما بعد:

O sangkatauhan! Katakutan ninyo ang Allah -ﷻ- at dapat ninyong malaman na ang pagkatakot sa Allah-ﷻ- ay siyang gawain na nagpapalapit sainyo tungo sa Allah. Sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ إِنَّ أَكۡرَمَكُمۡ عِندَ ٱللَّهِ أَتۡقَىٰكُمۡۚ ﴾ [الحجرات: 13]

**"At dapat ninyong mabatid na katotohanan ang pinakamarangal sa inyo sa paningin ng Allah ay ang sinumang pinakamatakutin sa Kanya sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang mga ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal"**

At ang pagkatakot sa Allah-ﷻ- ay marami itong mga kabutihan at kainaman,nang dahil dito, ito ay tinagubilin ng Allah sa lahat ng mga nauna at nahuling mga tao, at kanyang sinabi:

﴿ وَلَقَدۡ وَصَّيۡنَا ٱلَّذِينَ أُوتُواْ ٱلۡكِتَٰبَ مِن قَبۡلِكُمۡ وَإِيَّاكُمۡ أَنِ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَۚ ﴾ [النساء: 131]

**"At katiyakan, Aming iminungkahi sa mga taong pinagkalooban ng Aklat na mga Hudyo at mga Kristiyano, na nauna kaysa sa inyo; at ganoon din sa inyo na mga tagasunod ni Muhammad (ﷺ), na matakot sa Allâh (ﷻ) at isagawa ang Kanyang mga ipinag-uutos at iwasan ang Kanyang mga ipinagbabawal"**

At ang pagkatakot sa Allah o salitang "taqwa", ito ay pangkalahatang salita na tumutukoy sa lahat ng klase ng kabutihan na saklaw ng pagkatakot sa Allah-ﷻ-, at napapaloob dito ang maraming kabutihan at sa pamamagitan nito ay matatanggap ng tao ang maraming pagpapala mula sa Allah. Sinabi ng Allah - ﷻ- :

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِن تَتَّقُواْ ٱللَّهَ يَجۡعَل لَّكُمۡ فُرۡقَانٗا وَيُكَفِّرۡ عَنكُمۡ سَيِّـَٔاتِكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡۗ وَٱللَّهُ ذُو ٱلۡفَضۡلِ ٱلۡعَظِيمِ ٢٩ ﴾ [الأنفال: 29]

**"O kayong mga naniwala sa Allah at sumunod sa Kanyang Sugo, kung kayo ay natatakot sa Allah sa pagsagawa ng Kanyang ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang ipinagbabawal ay gagawa ang Allah ng kaparaanan para sa inyo na kayo ay makalabas sa anumang pagsubok at kahirapan dito sa daigdig, at patatawarin sa inyo ang anumang nagawa ninyong kasalanan at pagtatakpan para inyo upang hindi na kayo parurusahan. Ang Allah ay Siyang nagtatangan ng dakilang kagandahang-loob."**

At kanya pang sinabi :

﴿وَمَن يَتَّقِ ٱللَّهَ يَجۡعَل لَّهُۥ مَخۡرَجٗا ٢ وَيَرۡزُقۡهُ مِنۡ حَيۡثُ لَا يَحۡتَسِبُۚ ﴾ [الطلاق: 2-3]

**"at sinuman ang may takot sa Allah na ginagawa niya ang anumang ipinag-utos sa kanya at iniiwasan niya ang anumang ipinagbawal ay ipagkakaloob sa kanya ng Allah ang solusyon upang siya ay makalabas sa lahat ng kagipitan, at ipagkakaloob sa kanya ang mga kaparaanan ng kabuhayan na hindi kailanman sumagi sa kanyang kaisipan at hindi niya ito kailanman inaasahan na magaganap."**

At sinabi pa ng Allah-ﷻ-:

﴿ وَمَن يَتَّقِ ٱللَّهَ يَجۡعَل لَّهُۥ مِنۡ أَمۡرِهِۦ يُسۡرٗا ٤ ﴾ [الطلاق: 4]

**"at sinumang natatakot sa Allah na ipinatutupad niya ang Kanyang batas ay gagawin ng Allah na madali para sa kanya ang anumang nais niyang bagay, dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay."**

﴿ إِنَّ لِلۡمُتَّقِينَ عِندَ رَبِّهِمۡ جَنَّٰتِ ٱلنَّعِيمِ ٣٤ ﴾ [القلم: 34]

**"Katiyakan, ang mga yaong natakot sa parusa ng Allah sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang ipinag-uutos at umiwas sa Kanyang ipinagbabawal, ay para sa kanila mula sa Allah na kanilang 'Rabb' na Tagapaglikha sa Kabilang-Buhay ay mga hardin na nandoroon ang patuloy at walang hanggang kaligayahan."**

Ang paraiso ay hinanda ito ng Allah -ﷻ- para sa mga taong may takot sa Kanya at dito sila maninirahan, at ang salitang "taqwa" ay pangkalahatang salita,ng dahil dito tinawag ng Allah -ﷻ- ang "la ilaha illallah" bilang pangungusap ng Taqwa (pagkatakot sa Allah -ﷻ-), dahil ang sinumang binigkas ang salitang ito ng nalalaman ang kahulugan nito at sinasabuhay ang mga kautusang napapaloob dito maging lantad man o palihim ay tunay na naisagawa niya ang Taqwa (nagampanan ang pagkatakot sa Allah), at sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ [آل عمران: 102]

**"O kayong naniwala sa Allâh (ﷻ) at sumunod sa Kanyang Sugo! Katakutan ninyo Siya sa tunay na kahulugan ng pagkatakot, sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanya at di-paglabag, pagpapasalamat at di-pagtanggi, pag-alaala at di-pagkalimot; at patuloy na pananatili sa pamumuhay ng Islâm, hanggang sa huling hibla ng inyong buhay upang maka-tagpo ninyo ang Allâh (ﷻ) sa ganitong kalagayan."**

At ang ibig sabihin ng "tunay na pagkatakot" sa talata ayon sa mga sinaunang pantas sa Islam ay ang sumunod sa Allah -ﷻ- at huwag Siyang suwayin, at ang mag-alaala sa Kanya at huwag Siyang kalimutan, at magpasalamat sa Kanya at huwag magpakita ng kawalan ng pananampalataya sa mga biyaya Niya. At kakayanin ba ng isang tao ang katakutan ang Allah -ﷻ-ng tunay na pakatakot? Ito ay binigyang linaw ng ibang talata sa banal na Qur'an, sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ فَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ مَا ٱسۡتَطَعۡتُمۡ ﴾ [التغابن: 16]

**"Na kung kaya, lubusin ninyo, O kayong mga mananampalataya, ang inyong kakayahan sa pagkatakot sa Allah sa lahat ng pagkakataon"**

Ang sinumang natakot sa Allah-ﷻ- sa abot ng kanyang makakaya ay tunay na siya ay nagkaroon nang tunay na pagkatakot sa Kanya, kaya naman nararapat sa isang muslim na palagiang katakutan ang Allah-ﷻ- saan man siya naroroon at habang nabubuhay siya sa mundong ito,maging sa kalagayang karangyaan o kaya kahirapan, sa publiko man o kaya pribado, lantaran man o kaya palihim, katulad ng sinabi ng Sugo -ﷺ-

(اتق الله حيث ما كنت)

**"katakutan mo ang Allah -ﷻ- saan ka man naroroon"** Inulat ni Tirmidhi

Samantala, ang sinuman na natatakot lamang sa Allah sa lantarang gawain at publiko, at kapag siya ay nag-iisa ay walang ibang ginagawa kundi ang gawaing paglabag sa Allah -ﷻ- ang ganitong gawain ay isang malinaw na pamamaraan ng Munafiqun o mga mapagkunwari, na kung saan ang mga ito ay mananahanan sa pinaka-ilalim ng Impiyernong apoy at hindi ka makakatagpo ng sinumang magtatanggol sa kanila.

At ang isang mananampalataya, siya ay palagiang natatakot sa Allah -ﷻ- saan man siya naroroon at sa lahat ng sitwasyong mayroon siya, kanyang isinasaisip na ang Allah -ﷻ- ay laging nagmamasid sa kanya sa lahat ng oras, ito ang tunay na may takot sa Allah-ﷻ-, kaya panatilihin ninyo ang taqwa at pahalagahan ito nawa ay biyayaan at pagpalain kayo ng Allah –ﷻ-.At ang taqwa o pagkatakot na inutos ng Allah saatin ay ang mga sumusunod na nabanggit sa banal na qur'an, sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِى خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٍ وَٰحِدَةٍ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالًا كَثِيرًا وَنِسَآءً ۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِى تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَ ۚ ﴾

[النساء: 1]

**"Katakutan ninyo ang Allâh (ﷻ) at sundin ninyo ang Kanyang mga ipinag-uutos, at iwasan ang Kanyang mga ipinagbabawal, sapagka't Siya ang lumikha sa inyo mula sa isang tao na si Âdam (alaihis salam) at mula sa kanya ay nilikha Niya ang kanyang asawa na si Hawwa` (Eva) at mula sa kanilang dalawa ay kumalat sa buong daigdig ang maraming kalalakihan at kababaihan; katakutan ninyo ang Allâh (ﷻ) dahil sa pamamagitan Niya ay nahihiling ninyo ang inyong mga karapatan sa isa't isa, at ingatan ninyo na maputol ang inyong ugnayang magkakamag-anak"**

Ibig sabihin ay katakutan din ang ugnayang pagkakamag-anakan na huwag itong maputol kundi ay palakasin at pagtibayin, kaya ang nararapat sa isang muslim ay ang katakutan ang Allah-ﷻ- sa lahat ng gawain na kanyang gagawin.At ganon din inutusan tayo ng Allah –ﷻ- na katakutan ang apoy ng Impiyerno :

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ قُوٓاْ أَنفُسَكُمۡ وَأَهۡلِيكُمۡ نَارًا وَقُودُهَا ٱلنَّاسُ وَٱلۡحِجَارَةُ ﴾ [التحريم: 6]

**“O kayong mga naniwala sa Allah at sumunod sa Kanyang Sugo, pangalagaan ninyo ang inyong mga sarili sa pamamagitan ng pagsunod sa mga ipinag-uutos ng Allah at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal sa inyo, at pangalagaan ninyo ang inyong pamilya na tulad ng pangangalaga ninyo sa inyong mga sarili mula sa Impiyernong-Apoy na ang panggatong ay mga tao at bato”**

Iligtas ninyo ang inyong mga sarili, layuan ninyo ang Apoy at ilayo ninyo ang inyong mga anak mula dito sa pamamagitan ng paglayo din mismo sa mga maaaring maging kadahilanan ng pagpasok dito ,dahil tunay na ang pagpasok sa Apoy ng Impiyerno ay mayroong mga kadahilanan kasama na dito ang gawaing kasamaan at paglabag sa Allah-ﷻ-, mga gawaing kahalayan at pagsunod sa sariling pagnanasa, katulad ng nabanggit ng Propeta –ﷺ-.Katakutan mo ang Impiyerno at layuan mo ito sa pamamagitan ng pagsagawa ng mga gawaing magiging proteksyon o harang sa pagitan mo at ng Apoy ng Impiyerno at ilayo mo mula dito ang iyong mga anak at mga tao na nasa ilalim ng iyong pangangalaga, sapagkat ito ay isang tungkuling nakaatang sa iyong balikat.

At ganoon din, ang katakutan ng tao ang mga fitnah ( pagsubok at kahirapan ), sinabi ng Allah :

﴿ وَٱتَّقُواْ فِتۡنَةٗ لَّا تُصِيبَنَّ ٱلَّذِينَ ظَلَمُواْ مِنكُمۡ خَآصَّةٗۖ وَٱعۡلَمُوٓاْ أَنَّ ٱللَّهَ شَدِيدُ ٱلۡعِقَابِ ٢٥ ﴾ [الأنفال: 25]

**“At ingatan ninyo, O kayong mga mananampalataya ang pagsubok at kahirapan na tinatamaan ang sinumang masama at iba, na hindi lang sa sinumang gumagawa ng masama, o hindi lang ang pinaparusahan ang mga makasalanan, o ang sinumang tuwiran na gumawa ng pagkakasala, kundi napapahamak kahit ang mga mabubuting tao na kasama nila, kung nakayanan ng mabubuti na pigilan ang kasalanan subalit hindi nila nagawa, at dapat na mabatid na ang Allah, sa katunayan ay matindi ang Kanyang parusa, sa sinumang lumabag sa Kanya, sa ipinag-utos Niya at sa Kanyang ipinagbawal.”**

Matakot mula dito, ingatan at layuan, ipag-utos ang kabutihan at ipagbawal ang kasamaan, ito ay bilang paglayo sa fitnah, sa pamamagitan ng pagsagawa ng mga gawaing magiging harang sa pagitan mo at ng ipiyerno, harang sa pagitan mo at pagitan

ng kaparusahan ng Allah -ﷻ- at mangyayari lamang ito sa pamamagitan ng pagsabuhay ng mga kautusan at paglayo sa mga ipinagbabawal, sundin ang Allah at tumalima sa kanya.At kabilang sa mga fitnah na ito ay ang fitnah ng mga kababaihan, at ito ay matindi at delikado sa buhay ng isang muslim,sinabi ng Propeta -ﷺ- :

(ما تركت من بعدي فتنة أضر على الرجال من النساء)

**"walang naiwang fitnah pagkatapos ko na mas titindi pa sa mga kalalakihan kaysa sa fitnah ng mga kababaihan"**

At sinabi pa niya :

(واتقوا النساء فإن فتنة بني اسرائيل كانت في النساء) رواه مسلم

**"At ingatan ninyo ang mga kababaihan,katotohanan ang pagsubok sa mga angkan ni Israel ay sa mga kababaihan"** Muslim

Kaya alagaan ninyo ang inyong mga kababaihan, alagaan ninyo sila mula sa anumang fitnah at mula sa lahat ng kasamaan,huwag silang hayaang makihalubilo sa mga kalalakihan sa mga opisina, sa mga daanan, o alin mang lugar nang paghahalo-halo dito ng babae at lalaki ay magiging dahilan ng fitnah o kasiraan sa lipunan, ingatan ninyo ang inyong mga kababaihan mula sa pagsasama sa mga kalalakihan sa lugar na pribado, dahil walang babae at lalaki na nagsasama maliban na ang pangatlo nila ay shaytan o satanas, katulad ng nabanggit sa hadith ng Propeta -ﷺ- . Utusan ninyo ang inyong mga kababaihan ng pagsusuot ng hijab na natatakpan ang kanilang katawan, upang ng saganon ay maiwasan ang fitnah.Dahil kung hahayaan ang isang babae at pabayaan, siya ay magpapaganda at maglalagay ng palamuti sa katawan at magpapabango na ang mga ito ay mag-uudyok sa mga kalalakihan na gumawa ng krimen at kasalanan.Kaya nararapat na mayroong gumagabay at magkontrol sa kanila at magpapaala-ala at sila yong mga tao na binigyan ng Allah ng pahintulot na maging tagapangalaga sa mga kababaihan, katulad ng ama o kapatid na lalaki ,na kung saan nararapat sa kanila na alagaan ang mga kakabaihan na nasa ilalim ng kanilang obligasyon, at ang obligasyon na ito ay pananagutan nila sa Allah sa kabilang buhay kung hindi nila ginampanan ng maayos at tama.

Ingatan ang mga kababaihan,dahil ang pagsubok sa mga angkan ni Israel ay sa mga kababaihan nila, at ang mga kababaihan ay mga mahihina, kung sila ay mapabayaan at hindi maalagaan, sila ay madaling malinlang, masira at maligaw, at madaling makuha ng tawag ng sariling pagnanasa bilang panggagaya sa mga hindi mananampalataya. At madaling mapaniwala sa mga nakikita at napapanood nila sa social media, at pagdalo sa mga okasyon ng mga kababaihan na siyang pinakadelikadong pagtitipon sa panahon natin ngayon, na kung saan karamihan sa mga dumadalo dito ay mga halos nakahubad at walang pakialam sa kanilang puri o dangal bilang babae, at ang ilan sa mga ito ay mga anak ninyo, kapatid ninyo na babae o kaya ang ilan ay mga asawa ninyo at kayo ay mga tagapangalaga nila at mayroon kayong tungkulin na dapat gampanan sa inyong mga kababaihan at ito ay pananagutan ninyo sa Allah sa kabilang buhay.Ingatan ninyo ang mga kababaihan sapagkat sila ang may pinakamatinding fitnah sa lipunan, at ito ang pinakamatinding pagsubok na tumama sa angkan ni Israel ,noong pinabayaan nila ang kababaihan nila ay nilantad ng mga ito ang kanilang kagandahan at mga palamuti. Nang dahil dito ay naging laganap ang paggawa ng kahalayan at kasalanan, kaya naman ay pinarating ng Allah sa kanila ang maraming kaparusahan, magpakupkop tayo sa Allah laban sa mga ganitong kasamaan,tumama sa kanila ang mga sakit at iba pang trahedya bilang parusa sa kanila, na kung saan ang mga ito ay binanggit ng Allah at ng Kanyang Sugo at ganon din ang kasaysayan.

Kaya ang usapin patungkol sa kababaihan at pangangalaga sakanila ay isang seryosong usapin at napakahalaga.

Katakutan ninyo ang Allah -ﷻ- mga alipin ng Allah at panatilihin ninyo ang taqwa sa lahat ng oras at sitwasyong mayroon kayo, at ganoon din matakot tayo at ingatan ang mga bagay na inutusan tayo na katakutan, katulad ng apoy, mga kababaihan at mga pagsubok. Nararapat saatin na katakutan ito lahat,dahil katotohanan ang buhay natin sa mundong ito ay napapalibutan ng mga pagsubok at mga kasamaan sa ating paligid lalong lalo na sa huling kapanahunan na kung saan dumarami dito ang mga pagsubok o fitnah at dumarami din ang mga nag-uudyok sa tao upang gumawa ng masama, mga taong nasa pintuan ng Impiyerno at nanawagan na sundin sila, at sinuman sumunod sa kanila ay

maitatapon sa apoy nito.Katakutan natin ang Allah -ﷻ- at alamin natin kung ano ang obligasyon natin sa buhay natin kasama ang sariling pagnanasa, kasama ang ating mga anak, kasama ang lipunan ng mga muslim at kung ano ang obligasyon natin bilang muslim.Katakutan ninyo ang Allah mga alipin ng Allah-ﷻ- at ingatan ninyo na hindi kayo mahulog sa mga pinagbabawal ng Allah -ﷻ- at hindi mahulog ang mga tao na kung saan obligasyon ninyo ang alagaan sila, at sa pamamagitan nito ay maigarantya sainyo ang pagkaligtas mula sa Apoy at sa galit ng Dakilang Tgapaglikha.

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِن تَتَّقُواْ ٱللَّهَ يَجۡعَل لَّكُمۡ فُرۡقَانٗا وَيُكَفِّرۡ عَنكُمۡ سَيِّـَٔاتِكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡۗ وَٱللَّهُ ذُو ٱلۡفَضۡلِ ٱلۡعَظِيمِ ٢٩ ﴾ [الأنفال: 29]

**“O kayong mga naniwala sa Allah at sumunod sa Kanyang Sugo, kung kayo ay natatakot sa Allah sa pagsagawa ng Kanyang ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang ipinagbabawal ay gagawa ang Allah ng kaparaanan para sa inyo na kayo ay makalabas sa anumang pagsubok at kahirapan dito sa daigdig, at patatawarin sa inyo ang anumang nagawa ninyong kasalanan at pagtatakpan para inyo upang hindi na kayo parurusahan. Ang Allah ay Siyang nagtatangan ng dakilang kagandahang-loob.”**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفعنا بما فيه من البيان والذكر الحكيم، أقول قولي هذا وأستغفر الله لي ولكم ولجميع المسلمين من كل ذنب فاستغفروه إنهُ هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضله وإحسانه، وأشكرهُ على توفيقهِ وامتنانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له تعظيما لشأنه، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله صلى الله عليه وعلى آله وأصحابهِ وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

O sangkatauhan! Kabilang sa pagkatakot sa Allah, ay kapag ang isang tao ay nakagawa ng kasalanan o nakagawa ng anumang paglabag sa Allah Taala ay nararapat na hindi siya mawalan ng pag-asa mula sa awa ng Allah, bagkus ay magmadali siya sa

pagtawba ( pagbalik-loob) at paghingi ng kapatawaran sa Allah, katotohanan ang Allah ay Ganap na Mapagpatawad.Sinabi ng Allah Taala :

﴿ وَٱلَّذِينَ إِذَا فَعَلُواْ فَٰحِشَةً أَوۡ ظَلَمُوٓاْ أَنفُسَهُمۡ ذَكَرُواْ ٱللَّهَ فَٱسۡتَغۡفَرُواْ لِذُنُوبِهِمۡ وَمَن يَغۡفِرُ ٱلذُّنُوبَ إِلَّا ٱللَّهُ وَلَمۡ يُصِرُّواْ عَلَىٰ مَا فَعَلُواْ وَهُمۡ يَعۡلَمُونَ ١٣٥ ﴾ [آل عمران: 135]

"**At kapag sila ay nakagawa ng malaking kasalanan o nadaya nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng pagsagawa ng maliit na kasalanan, ay naaalaala nila ang pangako at babala ng Allâh (Taala); na kung kaya, nanunumbalik sila sa kanilang 'Rabb' na Tagapaglikha (Allâh Taala) na nagsisisi, na hinihiling nila ang kapatawaran para sa kanilang pagkakasala, at sila ay nakatitiyak na walang maaaring magpatawad ng mga kasalanan kundi ang Allâh (Taala) lamang. Na kung kaya, hindi sila nananatili sa kanilang pagkakasala at alam nila na kapag sila ay nagsisi ay patatawarin sila ng Allâh (Taala).**"

Katotohanan , maaaring pumunta sa isang tao ang Shaytan at sasabihin sa kanya: wala ng tawbah o sarado na ang pintuan ng pagbabalik loob o di kaya ay hindi magbalik loob sa Allah dala ng katamaran, at ang iba naman ay nawawalan ng pag-asa sa awa ng Allah Taala, at ang iba naman ay hindi niya pinapansin ang mga nagawang kasalanan bagkus ay ginawa itong nakasanayan at kaugalian,dahil dito ay wala siyang plano magbalik loob at humingi ng kapatawaran sa Allah.At ito ay magpapahamak sa kanya ganoon din sa lipunan, dahil ang kasalanan kapag hindi ito napigilan ay dadami ito at magpatong-patong , at ito ay may masamang impluwensya sa lipunan.Kaya nararapat sa isang muslim na mag-ingat mula dito at ganon din balaan niya ang sinuman na nalugmok sa kasalanan at hindi nagbabalik loob sa Allah o humihingi ng kapatawaran sa Kanya.At walang tao na hindi nagkakamali o nagkakasala maliban sa mga Propeta –alaihimus salam-, Tayo ay mahina,laging nagkakasala at nakakalimot,subalit ganoon paman Alhamdulillah ang pintuan ng pagbabalik loob ay nakabukas para saatin at tayo ay inuutusan na manumbalik sa Allah Taala at magmadali sa paghingi ng kapatawaran sa Kanya, sinabi ng Allah Taala :

﴿ وَلَيۡسَتِ ٱلتَّوۡبَةُ لِلَّذِينَ يَعۡمَلُونَ ٱلسَّيِّـَٔاتِ حَتَّىٰٓ إِذَا حَضَرَ أَحَدَهُمُ ٱلۡمَوۡتُ قَالَ إِنِّي تُبۡتُ ٱلۡـَٰٔنَ وَلَا ٱلَّذِينَ يَمُوتُونَ وَهُمۡ كُفَّارٌۚ أُوْلَٰٓئِكَ أَعۡتَدۡنَا لَهُمۡ عَذَابًا أَلِيمٗا ١٨ ﴾ [النساء: 18]

**"At hindi tinatanggap ang pagsisisi ng sinumang nagpupumilit sa pagsasagawa ng mga kasalanan at hindi nanunumbalik sa kanilang 'Rabb' na Tagapaglikha hanggang sa dumating sa kanila ang paghihingalo at sasabihin ng isa sa kanila: "Ako'y nagsisisi na ngayon." At ganoon din, hindi rin tinatanggap ng Allâh (Taala) ang pagsisisi ng mga namatay na tumanggi na hindi naniwala, na tinanggihan nila ang Kaisahan ng Allâh (Taala) at mensahe ng Sugo ng Allâh na si Propeta Muhammad (alaihis salam), na sila ang nagpupumilit na magsagawa ng mga kasalanan hanggang sa sila ay namatay na patuloy na tumatanggi na walang pananampalataya. Ang inihanda Namin para sa kanila ay masidhing kaparusahan."**






## 17- Ang Pag-alaala sa Allah ﷻ

**الخطبة الأولى:**

الحَمْدُ لِلهِ رَبِّ العَالَمِيْنَ، أَعَدَّ اللهُ لِلذَّاكِرِيْنَ اللهَ كَثِيْرًا وَالذَّاكِرَاتِ أجراً عَظِيْمًا، وأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَّا اللهُ وَحْدَهُ لاَ شَرِيْكَ لَهُ، يَعْلَمُ مَا فِي السماوات وما في الأرض، ويعلم ما كانا وما يكون وكفى به عليما، وأشهدُ أن محمداً عبده ورسوله، أنزل عليه الكتاب والحكمة وعلمه ما لم يكن يعلم وكان فضل الله عليه عظيما، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه وسلم تسليما، أما بعد:

O Sangkatauhan! Katakutan ninyo ang Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱذۡكُرُواْ ٱللَّهَ ذِكۡرٗا كَثِيرٗا ٤١ وَسَبِّحُوهُ بُكۡرَةٗ وَأَصِيلًا ٤٢ ﴾ [الأحزاب: 41-42]

**"O kayong mga nanampalataya, alalahanin ninyo ang Allah ﷻ nang palagiang pag-alaala. At inyo Siyang luwalhatiin sa umaga't hapon."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ فَٱذۡكُرُونِيٓ أَذۡكُرۡكُمۡ وَٱشۡكُرُواْ لِي وَلَا تَكۡفُرُونِ ١٥٢ ﴾ [البقرة: 152]

**"At Ako'y inyong alalahanin at Akin kayong alalahanin, at kayo'y magpasalamat sa Akin at huwag ninyong itanggi ang biyaya sa inyo ng Allah ﷻ."**

Mga Alipin ng Allah ﷻ, tunay na ang pag-alaala sa Allah ﷻ ay pantaboy sa shaytan at proteksiyon mula sa apoy at dahilan ng pagpasok sa paraiso. Kaya't katakutan ninyo ang Allah ﷻ at paramihin ninyo ang pag-alaala't pagpapasalamat sa Kanya. At ang pag-alaala sa Allah ﷻ ay maaaring sa pamamagitan ng puso, at maaaring sa pamamagitan ng dila, at maaaring sa pamamagitan ng gawain.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَقِمِ ٱلصَّلَوٰةَ لِذِكۡرِيٓ ١٤ ﴾ [طه: 14]

**" at inyong itayo ang Salah bilang alaala sa Akin"**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَقِمِ ٱلصَّلَوٰةَۖ إِنَّ ٱلصَّلَوٰةَ تَنۡهَىٰ عَنِ ٱلۡفَحۡشَآءِ وَٱلۡمُنكَرِۗ وَلَذِكۡرُ ٱللَّهِ أَكۡبَرُۗ ﴾ [العنكبوت: 45]

**"At iyong itayo ang Salah, tunay na ang Salah ay pumipigil sa kasuklam-suklam na gawain at kasamaan, at tuna'y na ito'y malaking pag-alaala sa Allahﷻ"**

Ang pag-alaala sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng puso kagaya ng sinabi ng Allah ﷻ sa Hadith Al-Qudsi:

(أنا مع عبدي إن ذكرني في نفسه ذكرته في نفسي، وإن ذكرني في ملأٍ ذكرته في ملأٍ خير منهم)

**"Ako ay kasama ng Aking alipin, kapag ako'y kanyang alalahanin sa kanyang sarili ay Akin siyang alalahanin sa Aking Sarili, at kapag Ako'y kanyang alalahanin sa isang pagtitipon ay Akin siyang alalahanin sa isang pagtitipong mas maigi dito."**

Ang pag-alaala sa Allah ﷻ ay maaaring sa pamamagitan ng mga mabuting gawain kagaya ng Salah, pagbigay ng Zakah, pagsagawa ng Haj, pagsagawa ng Umrah at lahat ng mga uri ng pagsamba, ito man ay pananalita, gawain, o pabigay ng kayamanan.

Ang pag-alaala sa Allah ay dahilan ng kapanatagan ng mga puso kagaya nang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَتَطۡمَئِنُّ قُلُوبُهُم بِذِكۡرِ ٱللَّهِۗ أَلَا بِذِكۡرِ ٱللَّهِ تَطۡمَئِنُّ ٱلۡقُلُوبُ ٢٨ ﴾ [الرعد: 28]

**"Silang mga nanampalataya at nagiging mapanatag ang kanilang mga puso sa pamamagitan nang pag-alaala sa Allah, tunay na ang pag-alaala sa Allah ﷻay pinapanatag nito ang mga puso"**

Ang pag-alaala sa Allah ﷻ ay binubuhay nito ang mga pamamahay, sinabi ng Propeta ﷺ:

(مثل البيت الذي يذكر الله فيه، والبيت الذي لا يذكر الله فيه كمثل الحي والميت)

**"ang kahalintulad ng bahay na inaalala dito ang Allah ﷻat bahay na hindi inaalala dito ang Allah ﷻ ay kahalintulad ng buhay at patay"**

Dahil dito'y paramihin ninyo ang pag-alaala sa Allah ﷻ! Ang pag-alaala sa Allah ay proteksiyon ng isang tao. Sinabi ng Propeta ﷺ:

(وآمركم بذكر الله فإن مثل ذلك من خرج العدو في طلبه مسرعين فأووا إلى حصن حصين فمنعه الله منهم)

**"at akin kayong inuutusan nang pag-alaala sa Allah ﷻdahil katulad nito ay ang paglabas ng kalaban na nagmamadali upang siya'y hanapin, nguni't siya'y kumubli sa isang matibay na muog, dahil dito'y niligtas siya ng Allah ﷻ mula sa kanila."**

Nararapat sa isang Muslim na bumaling sa pag-alaala sa Allah ﷻ nang parati at magpakailanman, at gawin niya itong pangkubli mula sa kanyang mga kalaban, at gawin niya itong proteksiyon mula sa kaparusahang apoy at sa lahat ng mga masasamang bagay.

Mga alipin ng Allah, ang pinakamainam sa lahat ng Dhikr ay ang *La ilaha illallah* ito ang siyang Ikhlas, ang Taqwah, at siyang Urwatul Wuthqah(matibay na hawakan), at siya ring Kalima At-Tayyiba(mabuting salita). Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَلَمْ تَرَ كَيْفَ ضَرَبَ ٱللَّهُ مَثَلًا كَلِمَةً طَيِّبَةً كَشَجَرَةٍ طَيِّبَةٍ أَصْلُهَا ثَابِتٌ وَفَرْعُهَا فِى ٱلسَّمَآءِ ﴿٢٤﴾ تُؤْتِىٓ أُكُلَهَا كُلَّ حِينٍۭ بِإِذْنِ رَبِّهَا ﴾ [إبراهيم: 24-25]

**"Hindi ba ninyo nakita kung paano naglahad nang paghahalintulad ang Allah ﷻ, Kanyang ginawa ang mabuting salita(La ilaha illallah) na tulad ng isang mabuting punongkahoy na ang ugat ay matatag na nakatirik at ang mga sanga nito'y nagtaasan sa kalangitan"**

Ang Kalima At-Tayyibah/mabuting salita ay ang *La ilaha illallah,* ayon sa nabanggit sa tafseer. Kaya't paramihin ninyo ang pagbanggit nito, buhayin ninyo ang inyong mga puso sa pamamagitan nito at inyong itayo ang inyong mga tahanan sa pamamagitan nito, at inyong gawing maliwanag ang inyong mga oras sa pamamagitan nito. Tinanong ang Propeta ﷺ tungkol sa isang gawain na ikakapasok sa paraiso, kanyang sagot ﷺ:

"لاَ يَزَالُ لِسَانُكَ رَطْباً مِنْ ذِكْرِ اللهِ"

**"Iyong panatilihing basa ang iyong dila sa pag-alaala sa Allah ﷻ"**

Inyong sanayin ang inyong mga dila sa pag-alaala sa Allah ﷻ nang palagian at magpakailanman. At huwag ninyong kalimutan ang pag-alaala sa Allah ﷻ, dahil sinuman

ang kalimutan niya ang pag-alaala sa Allahﷻ ay hahayaan siya ng Allah ﷻat ang shaytan ang kanyang magiging kasama.

Ang salitang La ilaha illallah ay napakagaan sa dila ngunit ito'y mabigat sa paningin ng Allah ﷻ. Nabanggit sa hadith na sinabi ni Moses عليه السلام:

(يا ربي علمني شيئاً أذكرك وأدعوك به قال: قل يا موسى لا إله إلا الله قال: يا ربي كل عبادك يقولون هذا قال: يا موسى لو أن السماوات السبع وعامرهم غيري، والأرضيين السبع وعامرهم في كفة، ولا إله إلا الله في كفة، مالت بهن لا إله إلا الله)

**"O aking Panginoon, ituro mo sa aking ang isang bagay/Dhikr na aking kang alalahanin sa pamamagitan nito at ako'y mananalangin sa iyo sa pamamagitan nito". Sagot ng Allah ﷻ: " Sabihin mo o Moses ang La ilaha illallah" Sabi ni Moses : " O aking Panginoon lahat ng alipin mo'y sinasabi nila ito" Sabi ng Allah ﷻ: " O Moses, kung ang pitong kalangitan at lahat ng nandirito liban sa Akin, at ang pitong kalupaan at lahat ng nandirito ay nasa isang bahagi ng timbangan, at ang La ilaha illallah ay nasa kabilang bahagi timbangan, ay mas mabigat ang La ilaha illallah"**

Sa kabilang buhay ay ihaharap ang isang lalaki na mayroong siyamnapu't siyam na aklat na puno ng listahan ng kanyang mga kasalanan. Ang sukat ng bawat aklat ay kasinlawak nang mararating ng paningin ng isang tao. Tatanungin ang lalaki: "meron ka bang nagawang kabutihan?" Siya'y mahihiya at kanyang sasabihin: "wala o aking Panginoon." Sasabihin sa kanya: "Hindi, bagkos meron kang isang kabutihan at tunay na hindi ka maaapi." Pagkatapos ay ipapakita sa kanya ang maliit na papel na listahan ng isang kabutihan na meron siya, at ito ay La ilaha illallah na siyang nakasulat dito. At ito'y ilalagay sa isang bahagi ng timbangan at sa kabilang bahagi naman ng timbangan ay ilalagay ang siyamnapu't siyam na aklat na listahan ng kanyang kasalanan, na bawat isa nito'y kasinlawak nang mararating ng paningin ng isang tao, at ito'y titimbangin at mas maging mabigat parin ang La ilaha ilallah at siya'y makakapasok ng paraiso dahil dito.

Ang *La ilaha illallah* ay isang dakilang salita at ito'y napakabigat sa paningin ng Allah ﷻ, ngunit hindi sapat ang pagbigkas lamang ng dila sa salitang ito, bagkos ito ay may kahulugan na dapat malaman at mga bagay na dapat gawin.

Ang kahulugan ng *La ilaha illallah* ay; 'walang totoong sinasamba maliban sa Allah ﷻat lahat ng sinasamba maliban sa Kanya ay huwad', kagaya nang sinabi ng Allahﷻ

﴿ ذَٰلِكَ بِأَنَّ ٱللَّهَ هُوَ ٱلْحَقُّ وَأَنَّ مَا يَدْعُونَ مِن دُونِهِ ٱلْبَٰطِلُ وَأَنَّ ٱللَّهَ هُوَ ٱلْعَلِيُّ ٱلْكَبِيرُ ﴿٣٠﴾ ﴾ [لقمان: 30]

**"Iyon ay dahil tunay na ang Allah ﷻ ay Siyang totoo at tunay na ang kanilang mga sinasamba maliban sa Kanya ay huwad, at tunay na ang Allah ﷻang siyang pinakamataas, ang pinakamalaki"**

Ang *La ilaha illallah* ang dahilan kung bakit pinadala ng Allah ﷻang mga Propeta, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَآ أَرْسَلْنَا مِن قَبْلِكَ مِن رَّسُولٍ إِلَّا نُوحِيٓ إِلَيْهِ أَنَّهُۥ لَآ إِلَٰهَ إِلَّآ أَنَا۠ فَٱعْبُدُونِ ﴿٢٥﴾ ﴾ [الأنبياء: 25]

**"At wala Kaming pinadalang sugo na nauna sa iyo(O Muhammad ﷺ) maliban na lamang na Aming ipinahayag sa Kanya na tunay na walang ibang panginoon na marapat sambahin maliban sa Akin kaya't Ako'y inyong sambahin."**

Ang *La ilaha illallah* ay may kahulugan na nararapat lamang na malama't isagawa ng isang Muslim. Ang *La ilaha illallah* ay pinapasinungalingan nito ang lahat ng shirk/pagtambal sa Allah ﷻ at lahat ng mga sinasamba maliban sa Kanya at pinatotohanan nito ang pagsamba sa Allah ﷻ lamang wala ng iba. Ang *La ilaha* ay pinasisinungalingan nito lahat nang sinasamba maliban sa Allah ﷻ. Ang *Illallah* naman ay pinatotohanan nito ang pagsamba sa Allah ﷻ lamang ng walang katambal. Kinakailangan itong bigkasin ng isang tao mula sa kanyang puso, kagaya na lamang nang nabanggit sa Hadith, tinanong ni Abu Huraira ang Propeta ﷺ:

يا رسول الله من أسعد الناس بشفاعتك يوم القيامة؟

"O Propeta ng Allah ﷻ, sino ba ang pinakamasayang taong makasama sa iyong Shafaa sa araw ng paghuhukom?"

قال صلى الله عليه وسلم: من قال لا إله إلا الله خالصاً من قلبه

Sagot ng Propeta ﷺ: **" Sinuman ang sabihin niya ang *La ilaha illallah* ng tapat sa kanyang puso"**

Hindi niya ito sasabihin sa dila lamang bagkos kinakailangang tapat sa kanyang puso. At sa ibang hadith rin ay nabanggit ng Propeta ﷺ:

(فإن الله حرم على النار من قال لا إله إلا الله يبتغي بذلك وجه الله)

**"Tunay na ang Allah ﷻ ay pinagbawal Niya sa Impyerno ang sinumang sabihin niya ang La ilaha illallah na hinahangad niya rito ang Mukha ng Allah ﷻ"**

Ang mga Munafiqun ay sinasabi nila ang La ilaha illallah ngunit sila'y sa pinakailalim ng Impyernong apoy, dahil kanila itong sinasabi sa pamamagitan ng kanilang dila ngunit hindi naman nila pinapaniwalaan. Kaya't nang sinabi ng Propeta ﷺ sa mga Mushrikun/walang pananampalataya : **"sabihin ninyo ang La ilaha illallah upang kayo'y magtagumpay"** sagot nila'y:

﴿ أَجَعَلَ ٱلْءَالِهَةَ إِلَٰهًا وَٰحِدًا ۖ إِنَّ هَٰذَا لَشَىْءٌ عُجَابٌ ۝٥ ﴾ [ص: 5]

**"Ginawa niya bang iisa lamang ang mga panginoon?tunay na ang bagay na ito'y nkapagtataka"**

﴿ إِنَّهُمْ كَانُوٓا۟ إِذَا قِيلَ لَهُمْ لَآ إِلَٰهَ إِلَّا ٱللَّهُ يَسْتَكْبِرُونَ ۝٣٥ وَيَقُولُونَ أَئِنَّا لَتَارِكُوٓا۟ ءَالِهَتِنَا لِشَاعِرٍ مَّجْنُونٍۭ ۝٣٦ ﴾

[الصافات: 35-36]

**"tunay na kapag sinasabi sa kanila ang La ilaha illallah sila'y nagmamataas. At kanilang sinasabi: "amin bang iiwan ang aming mga panginoon para lamang sa isang mantutula at baliw?"**

Ibig sabihin ang mga walang pananampalataya sa panahon ng Propeta ﷺ ay tumanggi silang bigkasin ang *La ilaha illallah* dahil alam nilang sisirain nito ang kanilang paniniwala at pagsamba sa mga rebulto at ayaw nilang iiwan ang pananampalatayang ito. At karamihan sa mga Quburiyun(sumasamba sa mga libingan) ngayong panahon ay sinasamba nila ang mga libingan at sila'y naghihingi ng tulong dito, nagkakatay para dito, at namamanata, at sila nama'y binabanggit nila ang *La ilaha illallah* ng napakaraming beses ngunit hindi nila nalalaman at naiintindihan ang nararapat sa salitang ito, kaya't sila'y

sumasamba maliban pa sa Allah ﷻ. Ibig sabihin lamang na ang mga walang pananampalataya mula sa Quraysh ay mas naintindihan nila ang *La ilaha illallah* kaysa sa kanila.

Dahil dito'y nararapat lamang na maintindihan natin na ito'y hindi lamang binibigkas ng dila bagkos kailangan natin itong intindihin. Ang salitang ito ay napakadakila dahil ang kahulugan nito'y napakadakila, sinabi ng Propeta ﷺ:

(أفضل الدعاء دعاء عرفة، وخير ما قلته أنا والنبيون من قبلي لا إله إلا الله وحده لا شريك له، له الملك وله الحمد وهو على كل شيء قدير)

**"ang pinakamaiging dua ay ang dua sa Arafa, at ang pinakamabuting nasabi ko at ng mga Propetang nauna sa akin ay La ilaha illallah walang panginoon na marapat sambahin maliban sa Allah ﷻ lamang, ang nag-iisa at walang katambal, siyang nagmamay-ari ng kaharian at ng papuri, at kaya Niyang gawin ang lahat ng bagay."**

Ang salitang ito ang pinakamaigi at pinakadakilang dua at ito'y pinakamagaan sa dila sa lahat ng dua, napakaiksing salita na kapag bibigkasin ng isang tao'y hindi makakabawas sa kanyang oras. At sa salitang ito'y may napakalaking kabutihan sa sinumang naintindihan niya ang ibig sabihin nito at isinagawa niya ang nararapat para dito.

O Sangkatauhan! Katakutan ninyo ang Allah ﷻ at paramihin ninyo ang pag-alaala sa Kanya, lalo na ang pagbigkas ng La ilaha illallah. Kahit pa ang taong nasa bingit ng kamatayan ay nararapat na ipabigkas na kanya ang salitang ito, sinabi ng Propeta ﷺ:

(لقنوا موتاكم لا إله إلا الله) (من كان آخر كلمه لا إله إلا الله دخل الجنة)

**"turuan ninyo ang nasa bingit ng kamatayan ng pagbigkas ng La ilaha illallah"**

**"sinuman ang huling salita niya ay La ilaha illallah ay makakapasok ng paraiso"**

Dahil dito'y matatapos ang buhay niya at lalabas siya sa mundong ito na nabigkas niya ang napakadakilang salita na kanya namang pinanampalatayaan na siyang dahilan na ikakapasok niya sa paraiso.

Ang *La ilaha illallah* ay nararapat sa sinumang binibigkas ito na kanyang isagawa ang anumang inutos ng Allah ﷻ at layuan ang lahat ng anumang ipinagbawal ng Allah ﷻ at una sa lahat ng ito ay ang iiwan niya ang pagsamba maliban sa Allah ﷻ .Kanyang iiwan ang mga paggawa ng kasalanan at kasamaan at kanyang paramihin ang paggawa ng kabutihan at magagandang bagay, dahil tunay na ang La ilaha illallah ay susi ng paraiso kaya nga't nang sinabi kay Wahab bin Munabbih rahimahullah : " hindi ba ang *La ilaha illallah* ay susi ng paraiso?" Sabi niya: "Oo, ngunit walang susi maliban na ito'y merong mga ngipin. Kapag ika'y dumating sa kabilang buhay na may dalang susi na merong mga ngipin ay bubuksan sayo ang paraiso at kung wala itong mga ngipin ay hindi bubuksan sayo". Nangangahulugan na ang pagbigkas lamang ng La ilaha illallah ay hindi sapat bagkos kinakailangang merong mabubuting gawain na siyang ngipin nito at una sa lahat ng ito ay ang mga bagay na inobliga ng Allah ﷻ.

O mga Alipin ng Allah ﷻ, katakutan ninyo ang Allah ﷻ at inyong paramihin ang pag-alaala sa Allah ﷻat pagbigkas ng *La ilaha illallah*. At huwag ninyong hayaan o iwanan ang pag-alaala sa Kanya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَا تُطِعۡ مَنۡ أَغۡفَلۡنَا قَلۡبَهُۥ عَن ذِكۡرِنَا وَٱتَّبَعَ هَوَىٰهُ وَكَانَ أَمۡرُهُۥ فُرُطٗا ٢٨ ﴾ [الكهف: 28]

**"At huwag mong sundin( O Muhammad ﷺ) ang taong pinalimot namin sa kanyang puso ang pag-alaala sa amin at kanyang sinunod ang kanyang pagnanasa. At ang kanyang gawain ay nasa kawalan at kapinsalaan"**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفعنا بما فيه من البيان والذكر الحكيم، أقول قولي هذا واستغفر الله لي ولكم ولجميع المسلمين من كل ذنب، فاستغفروه إنه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضله وإحسانه، وأشكره على توفيقه وامتنانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له تعظيماً لشأنه، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله الداعي إلى رضوانه، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Mga alipin ng Allah ﷻ tunay na ang pag-alaala sa Allah ﷻ ay kaluluha ng mga mabubuting gawain, kaya nga't ang Allah ﷻ ay nag-utos na siya'y alalahanin pagkatapos ng mga Salah:

﴿ فَإِذَا قَضَيْتُمُ ٱلصَّلَوٰةَ فَٱذْكُرُوا۟ ٱللَّهَ قِيَـٰمًا وَقُعُودًا وَعَلَىٰ جُنُوبِكُمْ ۚ [النساء: 103]

**"kapag inyo nang naisagawa ang salah ay alalahanin ninyo ang Allah ﷻ habang kayo'y nakatayo, at habang kayo'y nakaupo, at habang kayo'y nakahiga"**

Sa Ayah na ito'y inuutos ng Allah ﷻ ang pag-alala sa Kanya pagkatapos ng mga oligadong salah at panatilihin ng isang tao ang pag-alaala niya sa Allah ﷻ sa loob ng masjid at labas nito. At sinabi ng Allah ﷻ sa araw ng Biyernes:

﴿ فَإِذَا قُضِيَتِ ٱلصَّلَوٰةُ فَٱنتَشِرُوا۟ فِى ٱلْأَرْضِ وَٱبْتَغُوا۟ مِن فَضْلِ ٱللَّهِ وَٱذْكُرُوا۟ ٱللَّهَ كَثِيرًا لَّعَلَّكُمْ تُفْلِحُونَ ﴿١٠﴾

[الجمعة: 10]

**"kapag natapos na ang Salah ay magsikalat kayo sa lupa at hanapin ninyo ang biyaya ng Allah ﷻ, at inyong alalahanin ang Allah ﷻnang palagian baka sakali na kayo'y maging matagumpay"**

At pinagbawal ng Allah ﷻ sa atin na libangin tayo o pigilan tayo ng ating mga kayamanan at mga anak sa pag-alaala natin sa Allah ﷻ, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَـٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ لَا تُلْهِكُمْ أَمْوَٰلُكُمْ وَلَآ أَوْلَـٰدُكُمْ عَن ذِكْرِ ٱللَّهِ ۚ وَمَن يَفْعَلْ ذَٰلِكَ فَأُو۟لَـٰٓئِكَ هُمُ ٱلْخَـٰسِرُونَ

﴿٩﴾ ﴾ [المنافقون: 9]

**"O kayong mga nanampalataya huwag ninyong hayaang libangin kayo at ilihis ng inyong mga kayamanan at mga anak mula sa pag-alaala sa Allah ﷻ, sinumang gagawin niya iyon ay tunay na sila'y yaong mga napahamak"**

At sinabi pa ng Allah ﷻ tungkol sa mga Masjid:

﴿ فِى بُيُوتٍ أَذِنَ ٱللَّهُ أَن تُرْفَعَ وَيُذْكَرَ فِيهَا ٱسْمُهُۥ يُسَبِّحُ لَهُۥ فِيهَا بِٱلْغُدُوِّ وَٱلْـَٔاصَالِ ﴿٣٦﴾ رِجَالٌ لَّا تُلْهِيهِمْ تِجَـٰرَةٌ وَلَا بَيْعٌ عَن

ذِكْرِ ٱللَّهِ وَإِقَامِ ٱلصَّلَوٰةِ وَإِيتَآءِ ٱلزَّكَوٰةِ ۙ يَخَافُونَ يَوْمًا تَتَقَلَّبُ فِيهِ ٱلْقُلُوبُ وَٱلْأَبْصَـٰرُ ﴿٣٧﴾ لِيَجْزِيَهُمُ ٱللَّهُ أَحْسَنَ مَا عَمِلُوا۟ وَيَزِيدَهُم

مِّن فَضْلِهِۦ ۗ وَٱللَّهُ يَرْزُقُ مَن يَشَآءُ بِغَيْرِ حِسَابٍ ﴿٣٨﴾ [النور: 36-38]

**"At sa mga bahay-dalanginan na pinahintulutan ng Allah ﷻ na ito'y itayo at alalahanin dito ang Kanyang pangalan, niluluwalhati siya dito sa umaga at gabi. Mga lalaki na hindi sila naaabala at nalilihis ng kanilang mga kalakal at paninda para sa pag-alaala sa Allah ﷻ at pagtayo ng Salah, at pagbigay ng Zakah , sila'y natatakot sa araw na matutuliro dito ang mga puso at mga mata(sa sobrang takot). Upang sila'y gantimpalaan ng Allah ﷻ sa kanilang mga pinakamabuting gawain at dagdagan Niya sa kanila ang Kanyang biyaya, at ang Allah ﷻ ay binibiyayaan Niya sinuman ang gustuhin Niya ng walang pagsukat"**

Dahil dito'y palagiin ninyo ang pag-alaala ninyo sa Allah ﷻ, alalahanin ninyo ang Allah ﷻ habang kayo'y nakatayo, habang kayo'y nakaupo,at habang kayo'y nakahiga at habang kayo'y naglalakad. Inyong alalahanin ang Allah ﷻ sa inyong mga tindahan, sa inyong mga trabaho, sa inyong mga gawain at sa inyong mga pamamahay. At paramihin ninyo ang pag-alaala sa Kanya nang palagian at magpakailanman upang gawing maliwanag ng Allah ﷻ ang inyong mga puso at Kanyang gawing maayos ang inyong mga trabaho.

At alamin ninyo na ang pinakamabuting salita ay salita ng Allah ﷻ at ang pinakamabuting gabay ay ang gabay ng Propeta Muhammad ﷺ at ang pinakamasang bagay ay ang mga binago sa relihiyon, at lahat ng bid-ah ay pagkaligaw. At nararapat sa inyo na kumapit sa Jamaah(grupo ng mga Muslim) dahil tunay na ang Kamay ng Allah ﷻ ay nasa Jamaah at kung sinumang humiwalay ay siya'y humiwalay patungo sa Apoy.



## 18- Ang Mga Haligi Ng Islam

**الخطبة الأولى:**

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنَا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِل فلن تَجِدَ له وَلِيَاً مُرْشِداً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ١ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ٧٠ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ٧١ ﴾ أمَّا بعد:

Pinagkasunduan ng lahat ng mga matatalinong tao na ang bawat bahay o gusali ay mayroong mga haligi at pundasyon, at kung gaano katibay at katatag nitong haligi ay ganon din katatag ang pinatayong bahay ,at kung naging kulang o mahina at marupok ang isa sa mga haligi ay ikasisira ito ng buong bahay o gusali. At ganito din ang relihiyong Islam, katotohan na ito ay isang dakilang pinatayo na kung saan ay nakatayo ito sa limang haligi, ang una nito ay sinasambit ng dila at pinaniniwalaan ng puso at ito ay walang iba kundi ang dalawang pagsaksi (shahadatayn) at ang natitirang mga haligi ay nagagawa sa pamamagitan ng pagkilos at ito ang mga sumusunod ; ang Salah, Zakah,Sawm at Hajj. At nahahati din ang mga haliging ito sa ; gawaing pagsamba sa pamamagitan ng katawan at gawaing pagsamba sa pamamagitan ng kayamanan.

Mga alipin ng Allah ﷻ, nararapat sa isang muslim na gawin ang limang haliging ito sa abot ng kanyang makakaya.Ang propeta Muhammad ﷺ ay kanyang binigyang diin na ang Islam ay hindi magiging tunay na ganap maliban sa limang ito, at kanyang sinabi :

(بني الإسلام على خمس: شهادة أن لا إله إلا الله وأن محمدا رسول الله، وإقام الصلاة، وإيتاء الزكاة، والحج، وصوم رمضان)

**"Naitayo ang Islam sa lima : pagsaksi na walang karapat-dapat sambahin liban sa Allah at si Muhammad ay sugo ng Allah, ang pagtayo ng salah, pagbibigay ng zakah, paghahajj at pag-ayuno sa buwan ng Ramadan"** (hadith na pinagkasunduan ng dalawang Imam sa hadith).

Ang nais ipakahulugan ng hadith ay ang pagkahalintulad ng Islam sa isang gusali , at ang nagsisilbing pundasyon nito ay itong limang haligi, at hindi ito tatayo kung wala itong lima,samantala ang mga natitirang bahagi ng Islam ay mga pangkumpleto lamang upang maging ganap ito.Ang isang gusali maaring tumayo kahit nabawasan ang isa sa mga haligi niya, ngunit ang Islam ay mawawala o babagsak kung mabawasan ang isa sa mga haligi nito.

ولما سئل -صلى الله عليه وسلم- عن الإسلام ما هو؟ أجاب:) الإسلام أن تشهد أن لا إله إلا الله وأن محمدًا رسول الله -صلى الله عليه وسلم-، وتقيم الصلاة، وتؤتي الزكاة، وتصوم رمضان، وتحج البيت إن استطعت إليه سبيلًا)(مسلم)

**At noong tinanong ang Propeta-ﷺ- tungkol sa kung ano ang Islam? Siya ay sumagot: "Ang Islam ay ang sumaksi ka na walang karapat-dapat sambahin liban sa Allah at si Muhammad ay sugo ng Allah - ﷺ - ,at itayo mo ang salah,ibigay ng zakah, mag-ayuno sa buwan ng Ramadan,at maghajj sa tahanan ng Allah kung ikaw ay mayroong kakayanang maglakbay** inulat ni Imam Muslim.

At ang mga katibayan patungkol dito ay napakarami. Mga kapatid ko sa pananampalataya : hayaan po ninyo na bigyan natin ng detalyadong pagpapaliwanag ang limang haliging ito, at ito ang sumusunod:

**Unang haligi** : Ang shahadatayn o dalawang pagsaksi " laiha illallah Muhammad Rasulullah" (pagsaksi na walang ibang diyos na karapat dapat sambahin maliban sa Allah at si Muhammad ay sugo ng Allah) : at itong dalawa ay sila ang pintuan ng Islam, hindi makakapasok ang sinuman sa Islam maliban sa pamamagitan nitong dalawa: at ang una sa dalawang ito ay nakikilala sa pamamagitan nito ang Sinasamba - ﷻ-,at dahil dito ay nilikha ng Allah -ﷻ- ang mga kalangitan at kalupaan at nagpadala siya ng mga sugo :

﴿وَمَآ أَرۡسَلۡنَا مِن قَبۡلِكَ مِن رَّسُولٍ إِلَّا نُوحِيٓ إِلَيۡهِ أَنَّهُۥ لَآ إِلَٰهَ إِلَّآ أَنَا۠ فَٱعۡبُدُونِ ٢٥﴾ [الأنبياء: 25]

**“At kami ay hindi nagpadala ng alinmang sugo na nauna sa iyo {Muhammad} malibang kami ay nagpahayag sa kanya: “walang diyos na karapat-dapat sambahin maliban sa akin, kaya Ako ay inyong sambahin {at wala ng iba}”**

At ang pangalawa nito: ay sa pamamagitan nito nakikilala ang daan tungo sa Allah -ﷻ- at ito ang pagsunod sa propeta -ﷺ- :

﴿ قُلۡ إِن كُنتُمۡ تُحِبُّونَ ٱللَّهَ فَٱتَّبِعُونِي يُحۡبِبۡكُمُ ٱللَّهُ ﴾ [آل عمران: 31]

**“Sabihin mo { sa kanila o Muhammad}: “kung {tunay ngang} kayo ay nagmamahal sa Allah,magkagayon ako ay inyong sundin, {at} kayo ay mamahalin ng Allah”**

Kaya kahit tahakin pa ang isang libong kaparaanan upang makuha ang lugod at mapalapit sa Allah ay hindi iyon mangyayari maliban na tahakin ang daan na tinuro ng Propeta Muhammad -ﷺ- .

Ang relihiyong Islam ay naitayo sa dalawang saligan : ang sambahin ang Allah -ﷻ- ng nag-iisa at walang katambal, at ito ang dahilan sa pagkalikha sa tao at jinn:

﴿ وَمَا خَلَقۡتُ ٱلۡجِنَّ وَٱلۡإِنسَ إِلَّا لِيَعۡبُدُونِ ٥٦ ﴾ [الذاريات: 56]

**“At hindi ko nilikha ang jinn at ang tao maliban upang sila ay sumamba sa Akin {tanging sa Akin lamang}”**

At ang sambahin siya sa paraan na tinuro at isinabatas niya sa kanyang Propeta -ﷺ- ,at itong dalawa sila ang napapaloob sa sinasabi natin: “ako ay sumasaksi na walang karapat-dapat sambahin maliban sa Allah,at ako ay sumasaksi na si Muhammad ay alipin ng Allah at kanyang sugo”.

Ang shahada: “ An lailaha illallah (walang diyos na karapat-dapat sambahin maliban sa Allah)” napapaloob dito ang pagkakaila (pagwaksi) at pagkilala, kaya ang “la ilaha” ito ay pagkakaila sa lahat ng sinasamba liban sa Allah.at “illallah” ito ay pagkilala na ang ibadah ay nararapat lamang na ialay sa Allah-ﷻ- at pagbukod tangi sa kanya sa pamamagitan ng tatlong bahagi ng Tawhid: Ang tawhid rububiya,tawhid uluhiya,tawhid asma’ wasifat, at nararapat na patotohanan ang pagsaksing ito sa pamamagitan ng pagmamahal sa mga mananampalataya at pagkamuhi sa mga kuffar (hindi mananampalataya) at ganon din ang gawing hukom o batas ang batas ng Allah -ﷻ-

﴿ إِنِ ٱلۡحُكۡمُ إِلَّا لِلَّهِ ﴾ [يوسف: 40]

**"na walang sinuman ang karapat-dapat na mag-atas nito kundi ang Allah-ﷻ- lamang na Bukod-Tangi na Siya ay walang katambal"**

At ang shahada : "anna Muhammadan Rasulullah" (katotohanan na si Muhammad ay sugo ng Allah), ay napapaloob dito una :obligadong paniwalaan ang propeta -ﷺ- ,pangalawa: ang sundin siya sa lahat ng inutos niya at mga pinagbawal niya, pangatlo: ang paniwalaan siya sa lahat ng kanyang mga binalita at pinarating sa atin, pang-apat: ang mahalin siya ng mas nakakahigit pa kaysa pagmamahal sa sarili,kayamanan at mga anak ng walang pagmamalabis dito….

At ang dalawang pagsaksing ito ay hindi sapat na bigkasin lamang kundi nararapat na patotohanan din ng puso at ng gawa,dahil kung hindi, ay matulad ang isang nagsasabi nito sa isang munafiq (mapagkunwari).

**At ang pangalawang haligi:** pagtayo ng Salah: at siya ay haligi ng Islam ,sinabi ng propeta-ﷺ-:

(رأس الأمر الإسلام, وعموده الصلاة)

**"Ang ulo ng bagay ay Islam at ang haligi nito ay ang salah"** inulat ni Thirmidhi.

At ganon din nabanggit sa hadith na ang Salah ang siyang unang titingnan mula sa mga gawa ng isang alipin sa araw ng paghuhukom kung ito ay naging tama at wasto ay magtatagumpay siya at makakaligtas ngunit kung ito ay nasira ay mapapahamak siya at malugi.

(أول ما يحاسب به العبد عليها, فإن صلحت نجا وفاز, وإن فسدت فقد خاب وخسر) (النسائي)

**"Ang unang kuwentahin mula sa isang alipin sa kabilang buhay ay ang kanyang Salah, kapag ito'y maayos siya'y makaligtas at magtagumpay. At kung ito nama'y sira tunay na siya'y napahamak at nalugi"**

At ang salah ay pang araw-araw na koneksyon sa pagitan ng isang alipin at ng kanyang Rabb ,sa pamamagitan ng Salah ay pinapatawad ng Allah ang kanyang mga kasalanan .

قال -صلى الله عليه وسلم-:) أرأيتم لو أن نهرًا بباب أحدكم يغتسل منه كل يوم خمس مرات، هل يبقى من درنه شيء؟"

قالوا: لا يبقى من درنه شيء، قال: "فذلك مثل الصلوات الخمس، يمحو الله بهن الخطايا) (متفق عليه)

Sinabi ng Propeta-ﷺ-: **"nakita ba ninyo,kung ang ilog ay nasa harapan ng bahay ng isa sa inyo at naliligo siya dito ng limang beses sa isang araw, may matitira pa kayang dumi sa katawan niya"? silay sumagot: wala na pong matitirang dumi, kanyang sinabi: "ganon din ang limang beses na pagsasalah,sa pamamagitan nito ay binubura ng Allah ang kasalanan"**

At ang salah ay nakakapigil din mula sa gawaing kahalayan at kasalanan. Sinabi ng Allah -ﷻ-

﴿ إِنَّ ٱلصَّلَوٰةَ تَنْهَىٰ عَنِ ٱلْفَحْشَآءِ وَٱلْمُنكَرِ ﴾ [العنكبوت: 45]

**"Katotohanan, ang Salah (Pagdarasal) ay nakapipigil sa paggawa ng (lahat ng) mga kahiya-hiya at masamang gawa"**

At ang pag-iwan nito ay kufr(kawalan ng pananampalataya):

قال -صلى الله عليه وسلم-:) إن بين الرجل وبين الشرك والكفر ترك الصلاة" (مسلم)، وقال: "العهد الذي بيننا وبينهم الصلاة، فمن تركها فقد كفر) (ابن ماجه)

Sinabi ng propeta -ﷺ- **"Katotohanan, ang pagitan ng isang tao at ng Shirk (pagtatambal sa Kaisahan ng Allah) at ng kawalan ng paniniwala ay ang pagtalikod [at paglisan mula] sa Salaah (pagdarasal"**inulat ni (Muslim), at sinabi ng propeta -ﷺ- **"Ang kasunduan na namamagitan sa amin (mga Muslim) at sa kanila (mga di-Muslim) ay ang Salaah (pagdarasal), kaya sinuman ang lumisan nito, tunay na siya ay tumalikod sa paniniwala"**( inulat ni Ibnu Majah)

**Ang pangatlong haligi:** Pagbibigay ng zakah :ito ay obligado sa isang ari-arian na umabot sa nisab (itinakdang halaga para sa pagkaobligado ng zakah),at ito ay binibigay sa mga uri ng tao na karapat-dapat pagbigyan at sila ay walong klase na nabanggit sa talata ng Qur'an. Sinabi ng Allah -ﷻ-

﴿ ۞ إِنَّمَا ٱلصَّدَقَٰتُ لِلۡفُقَرَآءِ وَٱلۡمَسَٰكِينِ وَٱلۡعَٰمِلِينَ عَلَيۡهَا وَٱلۡمُؤَلَّفَةِ قُلُوبُهُمۡ وَفِي ٱلرِّقَابِ وَٱلۡغَٰرِمِينَ وَفِي سَبِيلِ ٱللَّهِ وَٱبۡنِ ٱلسَّبِيلِۖ فَرِيضَةٗ مِّنَ ٱللَّهِۗ وَٱللَّهُ عَلِيمٌ حَكِيمٞ ٦٠ ﴾ [التوبة: 60]

**"Katiyakang ipinagkakaloob lamang ang zakah na obligadong kawanggawa para sa mga mahihirap na walang-wala (fuqara),at sa mga mahihirap na hindi sapat ang anumang mayroon sa kanila sa kanilang pangangailangan,at sa mga inaatasan para mangolekta ng zakah at para sa mga hinihikayat ninyo ang kanilang mga puso,at binibigay din ito sa taong tinubos niya ang kanyang pagkaalipin o pinapalaya niya ang kanyang sarili,at sa mga nabaon sa utang, at sa mga nagpupunyagi o nakikipaglaban sa daan ng Allah,at sa mga manlalakbay na naantala o natigil sa isang lugar dahil naubusan siya ng panggastos o baon,ang pamamahaging ito ay obligasyon na ipinag-utos ng Allah,Ang Allah ay Ganap na nakaaalam kung ano ang makakabuti sa kanyang alipin at Ganap na maalam sa kanyang pangangasiwa at sa kanyang batas"**

At ito ay karapatan nila mula sa iilang kayamanang binigay ng Allah sa mga piling alipin niya,tulad ng nabanggit sa Qur'an . Sinabi ng Allah -ﷻ-

﴿ وَٱلَّذِينَ فِيٓ أَمۡوَٰلِهِمۡ حَقّٞ مَّعۡلُومٞ ٢٤ لِّلسَّآئِلِ وَٱلۡمَحۡرُومِ ٢٥ ﴾ [المعارج: 24-25]

**"At mga yaong nagbukod ng nakatakdang bahagi mula sa kanilang yaman na ipinag-utos ng Allah,na ito ay obligadong kawanggawa na binibigay sa mga nangangailangan*kahit alinman sa dalawa sa nanghihingi at hindi nanghihingi"** At itong zakah ay hindi siya binibigay upang mabawasan ang kayamanan , kundi ito ay kanyang nililinis at lalong palalaguin. Sinabi ng Allah-ﷻ-

﴿ خُذۡ مِنۡ أَمۡوَٰلِهِمۡ صَدَقَةٗ تُطَهِّرُهُمۡ وَتُزَكِّيهِم بِهَا ﴾ [التوبة: 103]

**"kumuha ka mula sa kanilang mga yaman ng obligadong kawanggawa na siyang maglilinis at magdadalisay sa kanila"**

At sa isang ayaw magbigay ng zakah ay mapapa sakanya ang partikular na parusa na naaayon sa kanyang Gawain,at ito ay ayon sa sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ وَٱلَّذِينَ يَكۡنِزُونَ ٱلذَّهَبَ وَٱلۡفِضَّةَ وَلَا يُنفِقُونَهَا فِي سَبِيلِ ٱللَّهِ فَبَشِّرۡهُم بِعَذَابٍ أَلِيمٖ ٣٤ يَوۡمَ يُحۡمَىٰ عَلَيۡهَا فِي نَارِ جَهَنَّمَ فَتُكۡوَىٰ بِهَا جِبَاهُهُمۡ وَجُنُوبُهُمۡ وَظُهُورُهُمۡۖ هَٰذَا مَا كَنَزۡتُمۡ لِأَنفُسِكُمۡ فَذُوقُواْ مَا كُنتُمۡ تَكۡنِزُونَ ٣٥ ﴾ [التوبة: 34-35]

**"At yaong mga nagtatago ng kanilang mga kayamanan na hindi nila ibinibigay ang Zakah nito,at hindi nila inaalis mula rito ang anumang karapat-dapat na ipamahagi sa mga nangangailangan,ipamalita mo sa knila ang masidhing kaparusahan*Sa araw ng muling pagkabuhay,ilalagay ang mga pira-pirasong ginto at pilak sa apoy ng impyerno,at kapag matindi na ang init nito ay itatak ito sa mga mukha ng mga nagmamay-ari nito,sa kanilang mga tagiliran,at sa kanilang likuran,at sasabihin sa kanila bilang pag-alipusta sa kanila:ito ang kayamanan na inyong kinamkam sa inyong mga sarili at ginamit ninyo sa pagkontrol sa karapatan ng Allah,na kung kaya lasapin ninyo ang masidhing parusa dahil sa kinagawian ninyong pangangamkam at pangongontrol"**

At nakipaglaban si Abu bakr y sa mga ayaw magbigay ng zakah, at noong kinausap siya ni Umar y upang baguhin ang kapasyahang makipaglaban sa kanila,ay sinagot niya si Umar y :

(والله لأقاتلن من فرق بين الصلاة والزكاة، فإن الزكاة حق المال، والله لو منعوني عناقًا كانوا يؤدونها إلى رسول الله -صلى الله عليه وسلم- لقاتلتهم على منعها). (متفق عليه)

**"Sumpa ko sa Allah, siguradong makikipaglaban ako sa sinumang pinaghiwalay niya ang Salah sa Zakah,tunay na ang zakah ay isang karapatan mula sa kayamanan,sumpa ko sa Allah na didigmain ko sila kahit na ang ayaw nila ibigay ay ang zakah ng maliit na anak ng kambing na dati ay binibigay nila sa Rasulullah-ﷺ-"**

**Ang pang-apat na haligi:** pag-aayuno sa buwan ng Ramadan: at ito ay pagpigil ng mga muslim na nasa tamang gulang at matino ang pag-iisip (liban sa mga may katanggap-tanggap na dahilan na iwanan o ipagpaliban ito) mula sa pagkain,inumin at pagnanasa

(pagtatalik) mula sa madaling araw hanggang paglubog ng araw ng mayroong intensyong pagsamba at bilang pagsunod sa Allah -ﷻ- : Sinabi ng Allah:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ كُتِبَ عَلَيۡكُمُ ٱلصِّيَامُ كَمَا كُتِبَ عَلَى ٱلَّذِينَ مِن قَبۡلِكُمۡ لَعَلَّكُمۡ تَتَّقُونَ ١٨٣ ﴾ [البقرة: 183]

**"O kayong mga naniniwala sa Allah at sumunod sa kanyang Sugo! Ang pag-aayuno ay ipinag-utos Niya sa inyo,na tulad ng kanyang pagkautos sa mga nauna sainyo,nang sa ganon ay magkaroon kayo ng takot sa inyong Rabb na Tagapaglikha"**

At ang pag-aayuno ay isang pagsamba sa pamamagitan ng pagbawal sa sarili mula sa mga pagnanasa nito,at ito ay isang sekreto sa pagitan ng alipin at ng kanyang Panginoon,at ito ay binigyan ng Islam ng maraming kainaman kabilang dito, ang mga sumusunod: Tunay na ang Allah-ﷻ- ay inako niya at pinili ang pag-aayuno para sa kanyang sarili at Siya mismo ang magbibigay nito ng gantimpala,

قال –صلى الله عليه وسلم–:) قال الله: كل عمل ابن آدم له، إلا الصيام، فإنه لي وأنا أجزي به) (متفق عليه)

Sinabi ng Propeta -ﷺ- **"Sinabi ng Allah-ﷻ- :Lahat ng Gawain ng anak ni Adam ay para sa kanilang sarili maliban sa pag-aayuno,sapagkat ito ay para saakin kaya Ako ang maggagawad nito ng gantimpala"** Bukari at Muslim

At kabilang din dito: ay para sa mga nagsipag-ayuno ay mayroon silang partikular na pintuan sa paraiso hindi makakapasok sa pintuang ito liban sa kanila,kaya sinabi ng Propeta -ﷺ- :

(إن في الجنة بابًا يقال له الريان، يدخل منه الصائمون يوم القيامة، لا يدخل منه أحد غيرهم، يقال: أين الصائمون؟

فيقومون لا يدخل منه أحد غيرهم، فإذا دخلوا أغلق فلم يدخل منه أحد) (متفق عليه)

**"Katotohanang mayroon sa paraiso na isang pintuan na tinatawag na Al-rayyan na papasok dito ang mga nag-ayuno sa araw ng muling pagkabuhay ,walang nakakapasok dito maliban sa mga nag-aayuno, sasabihin sa kanila: nasaan ang mga nagsipag-ayuno?kaya sila ay magsitindig,walang papasok dito maliban sa kanila,at kapag sila ay nakapasok na rito,ito ay isasara,kaya wala ng makakapasok pa rito na sinuman"**Bukari at Muslim

ومنها قوله –صلى الله عليه وسلم–: "والذي نفس محمد بيده، لخلوف فم الصائم أطيب عند الله، يوم القيامة، من ريح المسك" (متفق عليه)

At kabilang dito sinabi ng Propeta -ﷺ- **"sumpa man sa kanya na may hawak ng buhay ni Muhammad,tunay na ang amoy na lumalabas mula sa bibig ng isang nag-aayuno ay mas mabango pa para sa Allah sa araw ng paghuhukom kaysa sa pinakamabangong musko"**Bukari at Muslim

**Ang ikalimang haligi:** Ang hajj ,at ito ay layuning maglakbay sa tahanan ng Allah at iba pang lugar sa palibot nito upang magsagawa ng partikular na pagsamba sa partikular na panahon na mayroong partikular na pamamaraan,at ito ay obligado sa lahat ng muslim na may kakayanan: Sinabi ng Allah-ﷻ-

﴿ وَلِلَّهِ عَلَى ٱلنَّاسِ حِجُّ ٱلْبَيْتِ مَنِ ٱسْتَطَاعَ إِلَيْهِ سَبِيلًاۚ وَمَن كَفَرَ فَإِنَّ ٱللَّهَ غَنِيٌّ عَنِ ٱلْعَٰلَمِينَ ﴿٩٧﴾ ﴾ [آل عمران: 97]

**"at ipinag-utos ng Allah sa sinumang may kakayahan sa mga tao mula sa iba't ibang lugar na magtungo sa tahanang ito,upang isagawa ang mga alituntunin ng Hajj.Kung sinuman ang tatanggi sa pag-uutos ng hajj na ito ay ituturing na walang pananampalataya,at tunay na ang Allah ay walang pangangailangan sa sinuman"** At dumarating ang mga muslim upang isagawa ang gawaing ito mula sa iba't ibang lugar sa mga natatanging buwan: shawwal,dhul-qi'dah at bilang na mga araw ng dhul-hijjah ayon sa mga pinaliwanag ng mga pantas,iisa ang kanilang layunin iyon ay ang makuha ang lugod ng Allah at magampanan itong obligadong ito.

At ang mga haligi ng hajj ay apat: ang pinakamahala dito ay ang pananatili sa Arafa,ayon sa sinabi ng Propeta -ﷺ- " *ang hajj ay Arafa*" ,At pangalawa dito: Ang ihram,at siya ang intensyong pagpasok sa Hajj sa Miyqat, Ang pangatlo: Ang pagtatawaf sa ka'ba (Tawaf Ifadha), at ang pang-apat: Ang Saiy (paglakad ) sa pagitan ng As-safah at Al-marwa,at lahat ng ito ay babalik sa bawat pagpapaliwanag ng mga iba-ibang pananaw ng mga Ulama.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

Mga alipin ng Allah: ito ang mga haligi,pundasyon at saligan ng Islam, ang ilan dito ay nararapat tayong mamuhay at mamatay sa kanya at ito ang Shahadatayn, at ang ilan naman dito ay ginagawa ng limang beses sa isang araw at gabi at ito ang Salah,at ang iba naman dito ay obligado ng isang beses lamang sa loob ng isang taon,at ito ay ang pag-aayuno at pagbibigay ng Zakah,at ang iba dito ay obligado isang beses sa tanang ng buhay ng isang muslim, at ito ang Hajj.

Kaya ang sinuman na kanyang ginawa ang mga haliging ito sa abot ng kanyang makakaya ng kumpleto at walang bawas upang makuha ang lugod ng Allah-ﷻ- tunay na siya ay magwawagi at magtagumpay.

فعن أبي هريرة –رضي الله عنه–: أن أعرابيًا أتى النبي –صلى الله عليه وسلم– فقال: دلني على عمل إذا عملته دخلت الجنة، قال: "تعبد الله لا تشرك به شيئًا، وتقيم الصلاة المكتوبة، وتؤدي الزكاة المفروضة، وتصوم رمضان" قال: والذي نفسي بيده لا أزيد على هذا، فلما ولى، قال النبي –صلى الله عليه وسلم–: "من سره أن ينظر إلى رجل من أهل الجنة، فلينظر إلى هذا" (متفق عليه)

Sinalaysay ni Abu Hurayra -y-: katotohanan ang isang A'rabiy ay pumunta sa Propeta -ﷺ- at kanyang sinabi: Ituro mo saakin ang isang gawain na kapag aking ginawa ay makakapasok ako ng paraiso, Sinagot siya ng Propeta -ﷺ-**"sambahin mo ang Allah at wag mo Siyang ipagtambal sa kahit anupaman,itayo mo ang obligadong Salah (pagdarasal),ibigay mo ang Zakah,at mag-ayuno ka sa Ramadan"** Kanyang sinabi: sumpa ko sa kanya na may hawak ng aking buhay, hinding-hindi ko ito dadagdagan (gagawin ko ito lahat ng walang bawas),at noong umalis na,sinabi ng Propeta -ﷺ- **"Sinuman ang nagagalak na makita ang isang lalaki na makapasok sa paraiso,ay tingnan niya itong lalaking ito"** Bukari at Muslim

At sino namang iwanan ang mga ito o kaya ay nagkulang o naging pabaya dito ng walang sapat na kadahilanan,siya ay nilagay niya ang kanyang sarili sa matinding kapahamakan.

Mga alipin ng Allah: patotohanan ninyo ang Islam sa inyong buhay, at alagaan ninyo at ingatan ang mga haligi nito ng saganon ay haharap kayo sainyong Rabb sa araw ng paghuhukom at siya ay nalulugod sainyo.






**19- Ang Tahara / Kalinisan**

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره ونعوذ بالله من شرور أنفسنا، ومن سيئات أعمالنا، من يهده الله فلا مضل له، ومن يضلل فلا هادي له، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله.

Aking mga kapatid, ipinadala ng Allah ﷻang Kanyang Propeta ﷺ na may dalang kumpleto at pangkalahatang batas na nababagay sa lahat ng uri ng panahon, lugar at sitwasyon. Ang batas na ito ay walang kulang, walang pagkakasalungatan at walang kapintasan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَقَدْ مَنَّ ٱللَّهُ عَلَى ٱلْمُؤْمِنِينَ إِذْ بَعَثَ فِيهِمْ رَسُولًا مِّنْ أَنفُسِهِمْ يَتْلُوا۟ عَلَيْهِمْ ءَايَٰتِهِۦ وَيُزَكِّيهِمْ وَيُعَلِّمُهُمُ ٱلْكِتَٰبَ وَٱلْحِكْمَةَ وَإِن كَانُوا۟ مِن قَبْلُ لَفِى ضَلَٰلٍ مُّبِينٍ ﴾ [آل عمران: 164]

**"Walang pag-aalinlangan, ginawaran (pinagkalooban) ng dakilang kagandahang-loob ang mga mananampalataya mula sa mga Arabo, noong ipinadala sa kanila ang Sugo na mula sa kanila, na bumibigkas sa kanila ng mga talata ng Dakilang Qurân, at nililinis sila mula sa Shirk (pagtatambal o pagsamba ng iba) at masasamang pag-uugali, at itinuturo sa kanila ang Dakilang Qurân at Sunnah; samantalang noong bago dumating sa kanila ang Sugo ay nasa pagkaligaw sila at malinaw na kamangmangan."**

Katotohanan na ipinadala ng Allah ﷺ ang banal at kumpletong batas na ito (Shari'ah), at sinuman ang nagnanais na bilangin ang kabutihan na maidudulot ng batas na ito, katotohanan ito ay imposible, ngunit sapat na sa atin ngayon ang talakayin ang isa sa mga kagandahan ng batas na ito. Ito ay isang bagay na dalisay, ginawa ng Allah ﷻ na kaibig-ibig ito sa mga tao, at minamahal ng mga tao ang nagtataglay ng bagay na ito, katotohanan ito ay ang kalinisan, kadalisayan at kaayusan sa pang loob at panglabas na aspeto ng pamumuhay. Ang pang loob na kalinisan o kadalisayan ito ay paksang subrang may malawak na kahulugan na hindi halos masukat ang kalaliman nito. Ang pang labas na kalinisan naman, ito ang ating magiging paksa sa araw na ito.

Aking mga kapatid! Katotohanan ang mga tao sa panahon ng kamangmangan (panahon na walang batas at alituntunin) ay nasa masaklap na sitwasyon ng kasamaan at pagkasira, hanggang sa ang kanila mismong sariling kalinisan ay kanilang pinapabayaan at hindi man lamang nila mabigyan ng pansin at kaayusan. Pakinggan natin ang isa sa pagsasalarawan ng kanilang sitwasyon sa panahon ng kamangmangan sa pagsasalaysay ng isa sa mga asawa ni Propeta Muhammad ﷺ na si Zainab sumakanya nawa ang habag ng Allah ﷻ. Nabanggit ito sa libro nina Shiekh Bukhari at Shiekh Muslim na inilarawan ni Zainab ang kalagayan ng isang babae sa panahon ng kamangmangan sa oras na mamatay ang asawa ng babae. Ayon sa kanya kapag ang asawa ng babae ay namatay, ang babae na ito ay papasok sa isang maliit at masikip na bahay at mananatili sa bahay na ito ng isang buong taon, na may suot na pinakapangit na kasuotan, at hindi siya makakahawak ng pabango, tubig at iba pang bagay na kakailangan niya bilang panglinis ng kanyang katawan. At ano aking kapatid sa iyong palagay gaano kabaho at gaano kadumi ang aabutin ng babae na ito, habang siya ay nasa loob ng bahay na ito. At kapag nakumpleto na ang isang taon papayagan nang makalabas ang babae na ito mula sa bahay at bago siya lumbas ay bibigyan siya ng mga bagay na kanyang gagamitin upang matanggal ang mga dumi na nakadikit sa kanyang katawan. Bibigyan ba siya ng towalya o damit na malinis?! Hindi aking mga kapatid. Hindi siya bibigyan ng mga bagay na ito. Bagkus ang ibibigay sa kanya ay mga buhay na hayop kagaya ng kambing, tupa, koneho at mga uri ng ibon na gagamitin niya upang tanggalin o punasin ang mga dumi na nakadikit sa kanyang katawan.Sinabi pa ni Zainab na namamatay ang mga hayop at mga ibon na ito sa tuwing ipupunas sa katawan ng babae upang tanggalin ang mga dumi.

Namamatay aking mga kapatid ang mga hayop dahil sa dumi, baho at mikrobyo na nasa katawan ng babae na ito. Tingnan natin aking mga kapatid ang sinabi ni Zainab na naglalarawan ng antas ng lipunan kung saan ipinadala si Muhammad ﷺ. At nang ipinadala ng Allah ﷻ si Propeta Muhammad ﷺ na may dalang batas, nagbago ang sitwasyon ng nasyon, nag-iba ang sitwasyon mula sa karimuhan patungo sa kalinisan at kaayusan.

Ang mga tao na ito na hindi man lamang humahawak ng tubig sa loob ng isang araw ay naging palagiang nagpapkadalisay o naghuhugas (Wudhu) na halos ito ay limang beses sa loob ng isang araw, hanggang sa ang paliligo ay naging ubligado pagkatapos makasiping ang asawang babae at nagiging mainam naman sa ibang pagkakataon, ang paliligo na ito ay may paraan na nagpapakita ng pinakamataas na antas ng kalinisan.

Ang kalinisan ay hindi simpling gawain sa mga muslim bagkus ito ay importante, na kapag hindi nakagawa ng paghuhugas o paglilinis ang isang muslim maaaring hindi magiging tama o hindi tanggap ang kanyang pagdarasal, at sinuman ang hindi nagdadasal ay hindi matatawag na muslim. Katotohanan na pinagkakalooban ng Allah ﷻ ng dakilang gantimpala ang pagkakaroon ng kalinisan. Inilabas ni Muslim sa kanyang libro na iniulat ni Abu Hurayrah kalugdan nawa sila ng Allah ﷻ na sinabi ng Propeta Muhammad ﷺ:

(إذا توضَّأَ العبدُ المسلمُ – أوِ المؤمنُ – فغسلَ وجهَهُ ، خَرجَت مِن وجهِهِ كلُّ خطيئةٍ نظرَ إليها بعَينيهِ معَ الماءِ – أو معَ آخرِ قطرِ الماءِ ، أو نحوَ هذا – فإذا غَسلَ يديهِ خرجَت من يديهِ كلُّ خطيئةٍ بطشَتها يداهُ معَ الماءِ — أو معَ آخرِ قَطرِ الماءِ فإذا غسَل رجلَيهِ خرجَت كلُّ خطيئةٍ مستها رِجلاهُ معَ الماءِ أو معَ آخرِ قطرِ الماءِ – حتَّى يخرُجَ نقيًّا منَ الذُّنوبِ)

**"Kapag nagpakadalisay o naghugas (wudhu) ang isang muslim at hinigusan niya ang kanyang mukha lalabas ang lahat ng kasalanan na nagawa ng kanyang mata mula sa kanyang mukha kasama ng pinaka huling patak ng tubig, at kapag hinugasan niya ang kanyang kamay, lalabas mula sa kanyang kamay ang lahat ng kasalanan na nagawa ng kanyang kamay kasama ng pinaka huling patak ng tubig, at kapag hinugasan niya ang kanyang paa ay lalabas ang lahat ng kasalanan na nagawa ng kanyang paa kasama ang pinaka huling patak ng tubig. Hanggang sa siya ay maging malinis mula sa kanyang mga kasalanan"**

Aking mga kapatid! Hanggang ang kalinisan ay nasa pananampalatayang Islam na may ganitong klasi ng kahalagahan at katayuan, nararapat sa isang muslim na kanyang pangalagaan at pagtuunan ng pansin ang mga batas at alituntunin nito. Pakinggan natin ang ilan sa mga batas ng kalinisan, at nawa'y makinabang at magawa natin ang pamamaraang ito na nakakapag tanggal ng mga kasalanan at nakakapag palugod sa ating

Panginoon ang Allah ﷻ at kung saan sa pamamaraang ito ay mapapabilang tayo sa mga taong sumusunod kay Propeta Muhammad ﷺ na sinabihan ng Allah ﷻ :

﴿ قُلۡ إِن كُنتُمۡ تُحِبُّونَ ٱللَّهَ فَٱتَّبِعُونِي يُحۡبِبۡكُمُ ٱللَّهُ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۚ وَٱللَّهُ غَفُورٞ رَّحِيمٞ ﴾ [آل عمران: 31]

**"Sabihin mo, O Muhammad (ﷺ): Kung kayo ay tunay na nagmamahal sa Allâh, ako ang dapat ninyong sundin, maniwala kayo sa akin, lantad man ito o lihim, upang mahalin kayo ng Allâh; at patatawarin Niya ang inyong mga kasalanan, sapagkat ang Allâh ay Ghafour – Ganap na Mapagpatawad sa kasalanan ng Kanyang mga alipin na sumasampalataya, na Raheem - Pinakamaawain at Ganap na Mapagmahal sa kanila. Ang talatang ito ng Dakilang Qurân ay nagpapatunay na ang sinumang nag-aangkin ng pagmamahal sa Allâh, subalit hindi naman siya sumusunod sa Kanyang Propeta na si Propeta Muhammad (ﷺ) nang tamang pamamaraan ng pagsunod sa kanya, sa kanyang mga ipinag-uutos at ipinagbabawal; samakatuwid, siya ay sinungaling sa kanyang pag-aangkin hanggang hindi niya sinusunod ang Sugo ng Allâh sa tamang pamamaraan ng pagsunod."**

Isa pa sa mga batas ng kalinisan ay ang pagkukubli ng tao sa oras na siya ay inabutan ng tawag ng kalikasan sa labas ng kanyang bahay, nararapat din sa kanya ang lumayo ng kaunti sa mga tao, at hindi mainam na siya ay humarap sa (Qiblah) direksyon ng Makkah at huwag rin siyang tatalikod dito habang sinasagot niya ang tawag ng kalikasan (dumudumi).

Pagkatapos nito ay maghuhugas siya sa pamamagitan ng tubig, kung gugustuhin niya ay maari din niyang gamitin ang bato o tisyo at iba pang uri ng dahon, at iwasan din niya na mahawakan niya ang kanyang ari sa pamamagitan ng kanyang kanang kamay. Kapag nagustohan niya na magsagawa ng (wudhu) paghuhugas, ay magsimula siya sa pangalan ng Allah ﷻ (Bismillah) at kung ito naman ay naiwanan niya ay wala naman siyang kasalanan, dahil ang pagsasabi ng (bismillah) sa pagsasagawa ng paghuhugas (wudhu) ay mainam ngunit hindi ito ubligado.

Pagkatapos nito ay magsisimula siya sa proseso ng pagsasagawa ng (Wudhu) o paghuhugas at pagpapakadalisay. Huhugasan niya ang kanyang mga kamay ng tatlong

beses at ang paghuhugas na ito ay mainam at hindi obligado. Pagkatapos ay magsisimula siya sa mga ubligadong paghuhugas una ay ang pagmumumug at pagsinghot at pagsinga ng tubig ng tatlong beses. Isa sa mga napapansin sa karamihan ng tao na nagsasagawa nito ay ang pagmumumug at pagsinghot at pagsinga ng tubig ay ang pagsasagawa nila nito ng tatlong beses kada isa, at ito ay salungat sa ginawa ng ating Propeta ﷺdahil itong tatlo na ito ay isinagawa ni Propeta ﷺ ng tatlong beses lamang. Ang mainam ay ang pagkuha ng tubig sa pamamagitan ng isang kamay at itong tubig na ito ang gagamitin sa pagmumug, pagsinghot at pagsinga at gagawin ito ng tatlong beses lamang at hindi tatlong beses kada isa. Pagkatapos ay huhugasan niya ang kanyang mukha ng tatlong beses, pagkatapos ay ang kanyang braso mula sa dulo ng mga daliri hanggang siko, pagkatapos ay ang paghimas sa kanyang ulo kasama ang kanyang tainga ng isang beses lamang, pagkatapos ay ang paghuhugas ng kanyang paa hanggang sa kanyang bukong-bukong ng tatlong beses.

Para sa kaalaman ng isang muslim, ang paghuhugas ng tatlong beses sa mga bahagi ng katawan na ito ay ang mainan at maari din ang paghuhugas ng isang beses lamang at maari din ang dalawang beses lamang. At pag ito ay dinagdagan niya ng higit sa tatlo siya ay nagkamali, at maari siya magkaroon ng kasalanan.

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(فَمَنْ زَادَ عَلَى هَذَا فَقَدْ أَسَاءَ وَتَعَدَّى وَظَلَمَ)

**"Sinuman ang magdagdag sa tatlong beses ay nakagawa siya ng masama at pagmamalabis"**

Nararapat sa isang muslim na gawain niya ang mga alituntunin na ito ng naayon sa paraan ni Propeta Muhammad ﷺ isa pa dito ay ang paggamit ng (Siwak) o paglilinis ng ngipin habang nagsasagawa ng paghuhugas (wudhu), huwag din hayaang mag-aksaya ng tubig na lalampas sa dami nang ginagamit ni Propeta Muhammad ﷺ. Naitala sa libro nina Shiekh Muslim at Shiekh Bukhari kalugdan nawa sila ng Allah ﷻ na ang Propeta Muhammad ﷺ ay naghuhugas (Wudhu) sa pamamagitan ng tubig na hindi susubra sa isang litro. Kung iisipin natin ito mga kapatid ay talagang malulungkot tayo dahil sa ginagawa ng iba nating kapatid na binubuksan nila ng malakas ang gripo habang

nagsasagawa nang paghuhugas pagkatapos nito ay parang nakagamit siya ng mahigit sa tatlong litrong tubig. Isa sa mga bagay na ubligado sa isang muslim ay ang makasigurado na nabasa niya ang mga parti ng katawan na obligadong hugasan.

Naiulat sa libro nina Shiekh Muslim at Shiekh Bukhari na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ويلٌ للأعقابِ من النَّارِ)

"**Kaparusahan sa impyerno para sa taong hindi niya nababasa ang kanyang bukong bukong sa pagsasagawa ng paghuhugas (Wudhu)"**

Ang bukong bukong ay isang bahagi ng paa na kailangang mabasa sa tuwing isinasagawa ang paghuhugas (Wudhu), at isa ito sa mga bahagi ng katawan na minsan ay hindi naaabot ng tubig sa tuwing maghuhugas ang isang tao ng may pagmamadali. Kaya pinag-ingat ni Propeta Muhammad ﷺ ang kanyang mga kasamahan na manigurado na nabasa nila ang bahagi ng katawan na ubligadong mabasa sa pagsasagawa ng paghuhugas (Wudhu). At nagbanta si Propeta Muhammad ﷺ ng kaparusahan sa impyerno doon sa mga taong nagpapabaya dito. Ubligado sa isang muslim ang maging masigasig sa kanyang pagsasagawa ng paghuhugas (Wudhu) dahil itong bagay na ito ay sadyang importante pag dating sa Allah ﷻ. May mga tao na binubulungan ni Satanas at hindi sila nagiging panatag sa kanilang kalinisan ng dahil dito ay pinapulit-ulit nila na hugasan ang bahagi ng kanilang katawan, o pinapaulit-ulit nila ang pagsasagawa ng paghuhugas (Wudhu), o nag aalangan sa antas ng kanyang kalinisan at itong mga ito ay nagmula sa isinumpang si Satanas na kalaban ng angkan ni Adan, na hindi humihinto sa pagbulong ng kasamaan o kalituhan sa mga tao, upang masira ang pagsamba ng tao sa Allah ﷻ, hanggang sa magdulot ito ng kasamaan sa kalagayan ng isang muslim at maaring magkaroon ng mga pagkakataon na iwanan ng isang muslim ang kalinisan at ang pagdarasal dahil sa bulong na ito ni Satanas.

Ang solusyon sa problema na ito ay ang pagkakaroon ng tao ng matinding pagnanais na maisagawa ang kalinisan at kaayusan na isinasagawa ng kamusliman, at kapag dumating sa kanya ang isinumpang si Satanas, sa pamamaraan nang pagbulong ni Satanas ng makakapagdulot ng pagkakaroon ng pag-aalinlangan niya sa kanyang

kalinisan, huwag niyang pansinin ang bulong na ito. Nararapat na palagian siyang magpaubaya sa Allah ﷻ.

Aking mga kapatid ang nauna nating tinalakay ay patungkol sa maliit na antas ng pagiging marumi na nangyayari sa ating katawan, at sinuman ang nangyari sa kanya ang mataas na antas ng pagiging marumi (Janabah) o antas ng isang tao pagkatapos niyang makasiping ang kanyang asawa, nararapat sa kanya ang paliligo (Ghusl). Ang paliligo (Ghusl) na ito ay ubligado sa tao sa tuwing siya ay nasa antas ng ganitong uri ng kalagayan. Ilan sa mga sitwasyon na nakakapag-ubliga ng paliligo (Ghusl) sa isang tao ay ang pakikipagtalik niya sa kanyang asawa, kahit na hindi lumabas ang similya at nakapasok siya sa kanyang asawa ay obligado na sa kanilang dalawa ang paliligo, ngunit kapag walang nangyaring pagpasok hindi kinakailangan sa mag-asawa ang paliligo. Ang pagsasagawa ng paliligo (Ghusl) pagtapos makasiping ang asawa ay may dalawang uri ng pamamaraan.

Unang paraan dito ay ang pagbasa o paghuhugas  sa lahat ng bahagi katawan mula ulo hanggang paa at ang pangalawang pamamaraan ng paliligo naman kung saan ito ang mainam at kumpleto, ay ang paghuhugas muna ng maseselang parte ng katawan, pagkatapos ay ang pagsasagawa ng (Wudhu) o paghuhugas bago mo isagawa ang pagdarasal, pagkatapos ay ang paghuhugas ng buhok ng maayos ng tatlong beses, pagkatapos nito ay paghuhugas ng buong katawan na magsisimula sa kanang bahagi ng balikat at pagkatapos nito ay ang paghuhugas ng mga paa.

Aking mga kapatid ang paliligo (Ghusl) at paghuhugas (Wudhu) ay ipinagkatiwala at iginawad ng Allah ﷻ  sa Kanyang mga alipin. At ang Allah ﷻ  ang nakakaalam sa mga naisasagawa nating paglilinis at pagpapakadalisay. Ang pagsasagawa nito ay katibayan para sa isang tao upang masabi na siya ay sumusunod sa turo ni Propeta Allah at naniniwala sa Allah ﷻ.

أقول قولي هذا استغفر الله لي ولكم ولسائر المؤمنين من كل ذنب فاستغفروه انه هو الغفور الرحيم.

الخطبة الثانية:

الحمد لله على فضلِهِ وإحسانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحدهُ لا شريك له، وأشهد أن محمدا عبده ورسوله، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Ang lahat ng papuri at pasasalamat ay tanging sa Panginoon ng sanlibutan, ang kapayapaan at pagpapala ay mapa kay Propeta Muhammad ﷺ, sa kanyang kasamahan at sa lahat ng tao na tumahak sa tamang landas. Nararapat sayo o aking kapatid na alipin ng Allah ﷻ ang ilan sa mga batas patungkol sa paghaplos sa medyas. Kapag ninais mo na magsuot ng medyas at gusto mong haplusin ang mga ito, ay nararapat mong isuot ito na ikaw ay nasa antas ng kalinisan o pagkatapos mong maisagawa ang paghuhugas (Wudhu). Kapag ito ay isinuot mo at ikaw ay wala sa antas ng kalinisan ay hindi ipinapahintulot sa iyo ang paghaplos sa mga ito. Tumatagal ang bisa ng paghaplos para sa mga tao na hindi naglalakbay sa loob ng isang araw at isang gabi, at para naman sa mga taong naglalakbay tumatagal ang bisa nito ng tatlong araw at tatlong gabi. Ngunit kailan nga ba nagsisimula ang bisa ng paghaplos? Kapag ang isang tao ay nagsagawa ng paghuhugas (Wudhu) bago magdasal ng (Asr) at pagkatapos ng paghuhugas (Wudhu) ay isinuot niya ang medyas hanggang dumating ang oras ng pagdarasal ng (Magrib) at nakagawa siya ng bagay na makakasira ng bisa ng kanyang paghuhugas (Wudhu) noong pagkatapos niyang magsagawa ng pagdarasal sa oras ng (Asr) at nang dumating na ang oras nang pagdarasal ng (Magrib) at nagsagawa siya ng paghuhugas at kanyang hinaplos ang kanyang medyas, dito magsisimula ang bisa ng paghaplos sa oras ng pagdarasal ng (Magrib). Kinabukasan sa oras din ng (Magrib) matatapos ang bisa ng paghaplos na ito kung siya ay hindi naglalakbay. Hindi na maari ang paghaplos hanggang hindi niya uulitin ang panibagong paghuhugas (Wudhu) ng walang medyas.

Pinapahintulutan ang paghaplos sa medyas na manipis at sa medyas na may butas hanggat ito ay natatawag pang medyas. Ngunit kapag ang butas ay malaki hindi na maari ang paghaplos dito.

Nawa'y gabayan at patnubayan tayo ng Allah ﷻ sa ating pananampalataya at ating kaalaman at nawa'y mapakinabangan natin ang mga ito at nawa'y dagdagan pa ng Allah ﷻ ang ating patnubay, paniniwala at mga gawang mabubuti.






## 20- Ang Ablusyon

### الخطبة الأولى:

O aking kapatid na mga mananampalataya, katotohanan mayroong mga tunay at dalisay na katangian, na sa pamamagitan nito sila ay makikilala ni Propeta Muhammad ﷺ sa araw ng pagkabuhay-muli mula sa lahat ng mga nasyon, sa kabilang buhay matitipon ang lahat ng mga nasyon na siyang dahilan upang maging mahirap makilala ang isa't isa ngunit magiging madali lamang ito para kay Propeta Muhammad ﷺ dahil sa katangian na kanyang nabanggit. Mula kay Abu Hurayrah kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ na nagsabi: 'Ang propeta Muhammad ﷺ ay nagtungo sa libingan at kanyang sinabi:

(السَّلامُ علَيْكُم دارَ قَوْمٍ مُؤْمِنِينَ، وإنَّا إنْ شاءَ اللَّهُ بكُمْ لاحِقُونَ، ودِدْتُ أنَّا قدْ رَأَيْنا إخْوانَنا قالوا: أوَلَسْنا إخْوانَكَ؟ يا رَسولَ اللهِ، قالَ: أنتُمْ أصْحابِي وإخْوانُنا الَّذِينَ لَمْ يَأْتُوا بَعْدُ فقالوا: كيفَ تَعْرِفُ مَن لَمْ يَأْتِ بَعْدُ مِن أُمَّتِكَ؟ يا رَسولَ اللهِ، فقالَ: أرَأَيْتَ لو أنَّ رَجُلًا له خَيْلٌ غُرٌّ مُحَجَّلَةٌ بيْنَ ظَهْرَيْ خَيْلٍ دُهْمٍ بُهْمٍ ألا يَعْرِفُ خَيْلَهُ؟ قالوا: بَلَى يا رَسولَ اللهِ، قالَ: فإنَّهُمْ يَأْتُونَ غُرًّا مُحَجَّلِينَ مِنَ الوُضُوءِ، وأنا فَرَطُهُمْ علَى الحَوْضِ)

**"Mapa sainyo nawa ang kapayapaan! tirahan ng mga taong mananampalataya, at katotohanan na kami, sa kapahintulutan ng Allah, ay susunod rin sa inyo. Gusto ko sana na makita natin ang ating mga kapatid [sa pananampalataya].** At kanilang sinabi: "Hindi ba't kami ang iyong mga kapatid o sugo ng Allah? "Kanyang sinagot ﷺ**: "Kayo ay aking mga kasama, ang ating mga kapatid ay sila yaong hindi pa dumating**". Kanilang sinabing muli: "Ngunit paano mo makikilala ang sinumang hindi pa dumating mula sa iyong nasyon o sugo ng Allah?" Siya ay sumagot ﷺ**: "Sa tingin mo ba, ang isang tao na nagmamay-ari ng mga kabayong may kulay-puting palatandaan sa mga nuo at mga paa nito na sumama sa mga purong kulay itim na kabayo ay hindi niya makikilala ang kanyang mga kabayo?"** Kanilang sinabi: "Syempre naman o sugo ng Allah talagang makikilala niya." Kanyang sinabi ﷺ: **"Katiyakan sila ay magsisipagdatingan na nagliliwanag ang kanilang mga nuo, braso at mga paa dahil sa pagpapakadalisay pagsasagawa ng ablusyon (wudhu) at ako ay mauuna sa kanila sa (Al-Haud) pangalan ng isang dakilang ilog sa Paraiso".**

O mga mananampalatayang muslim, ang katayuan/antas ng ablusyon (Wudhu) sa lslam ay mataas, ito ay kalahati ng pananampalataya katulad na lamang ng nabanggit ni Propeta Muhammad ﷺ:

(الطُّهورُ شَطرُ الإيمانِ)

**"Ang kalinisan ay kalahati ng pananampalataya"**

Ito ay isang pagsambang natatangi, pagsamba na maaari mo itong gawin anumang oras, kahit wala kang intensyon na gumawa ng ibang pagsamba dahil ang pagpapakadalisay o ablusyon ay hindi nangangailangan ng ibang pagsamba upang maging katanggap tanggap bagkus, itong pagpapakadalisay o ablusyon ang kinakailangan ng ibang pagsamba upang ang mga ito ay ganap na maging tama at katanggap-tanggap. Halimbawa nito ay ang pagdarasal, Ito ay isa ring kumpletong pamamaran upang mapalapit sa Allah ﷻ kahit pa man hindi ito sinundan ng pagdarasal, ang simpleng pagpapakadalisay o ablusyon lamang ay isang paraan na upang mapalapit sa Allah ﷻ. Ang totoo, ang pagpapakadalisay o ablusyon ay hindi lamang simpleng paghuhugas ng mga ilang bahagi ng katawan o kaya ay pagtatanggal ng mga dumi mula rito bagkus, ito ay higit na makahulugan at dakila. Sapagka't ang pagpapakadalisay o ablusyon ay bumubura at pumapawi ng mga pagkakasala at kabayaran sa mga pagkakamali, ito ay dahilan din ng pagtaas ng antas at nang pagpasok sa paraiso, at nagsisilbi rin bilang proteksyon mula kay satanas at mula sa mga kasamaan, at ito ay nagbibigay ng maraming mga kapakinabangan sa puso at mga bahagi katawan ng isang mananampalataya.

Narito ang ilan mula sa mga sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ bilang isang magandang balita at bilang pag-imbita sa paggawa nito. Mula kay Abu Hurayrah kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ na si Propeta Muhammad ﷺ ay nagsabi:

(إذا تَوَضَّأَ العبْدُ المسْلِمُ أو المؤمِنُ فَغسَلَ وجْهَهُ خرجَ من وجهِه كلُّ خطِيئةٍ نَظَرَ إليها بِعينيهِ مع الماءِ ، أو مع آخرِ قطْرِ الماءِ ، فإذا غَسَلَ يديْهِ خرجتْ من يديْهِ كلُّ خطيئةٍ كان بَطشتْها يَداهُ مع الماءِ أو مع آخرِ قطْرِ الماءِ ، فإذا غَسَلَ رِجليْهِ ، خَرجتْ كلُّ خطيئةٍ مَشَتْها رِجلاهُ مع الماءِ ، أو مع آخرِ قطْرِ الماءِ ، حتى يَخرجَ نَقِيًّا من الذُّنوبِ)

**"Kapag ang isang alipin ay nagpakadalisay o nagsagawa ng ablusyon at kanyang hinugasan ang kanyang mukha, magsisipaglaglagan mula sa kanyang mukha ang mga kasalanang nakita ng kanyang mga mata kasama [ng pagdaloy] ng tubig o ng huling patak ng tubig, at kapag hinugasan niya naman ang kanyang kamay, magsisipaglaglagan din ang lahat ng mga kasalanang nagawa ng kanyang kamay kasama ng pagbuhos ng tubig o ng huling patak nito, at ganun din kapag hinugasan niya ang kanyang mga paa magsisipaglaglagan mula sa mga ito ang lahat ng mga kasalanang nagawa ng mga ito kasama ng tubig o huling patak ng tubig, hanggang sa siya ay tuluyan ng malinis at maging dalisay mula sa mga kasalanan".**

Si Umar Ibn Al-Khattab kalugdan nawa siya ng Allah ﵁ ay nagsabi na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَن توضَّأَ فأَحسَنَ الوُضوءَ، فقال: أَشهَدُ أن لا إلهَ إلَّا اللهُ، وحْدَه لا شريكَ له، وأَشهَدُ أنَّ محمَّدًا عبدُه ورسولُه؛ فُتِحَتْ له ثمانيةُ أبوابِ الجَنَّةِ، يَدخُلُ مِن أيِّها شاءَ)

**"Sinuman ang nagpakadalisay o nagsagawa ng ablusyon at kanyang pinaganda ito at pagkatapos kanyang sinambit ang: (Ashhadu alla ilaha illallah wahdahu la sharika lahu wa ashhadu anna muhammadan abduhu warasuluhu, allahumma ij-a'lniy minattawwibiin waj a'lniy minal mutatahhirin) ako ay sumasaksi na walang ibang diyos na dapat sambahin maliban sa Allah ng walang katambal at si Muhammad ﷺ ay Kanyang alipin at Sugo, o Allah ibilang Mo kami sa sila yaong mga laging nagbabalik-loob Sa iyo at ganun din ibilang Mo kami sa sila na yaong malilinis. bubuksan sa para kanya ang walong pintuan ng paraiso at siya ay makakapasok sa alinmang pintuan na kanyang naisin".**

Sinabi naman ni Uthman Ibnu Affan kalugdan nawa siya ng Allah ﵁ na: "Sinabi ng Sugo ﷺ ng Allah ﷻ:

(مَن تَوَضَّأَ فأَحْسَنَ الوُضُوءَ خَرَجَتْ خَطَايَاهُ مِن جَسَدِهِ، حتَّى تَخْرُجَ مِن تَحْتِ أَظْفَارِهِ)

**"Sinuman ang nagpakadalisay o nagsagawa ng ablusyon at kanya itong pinaghusay, magsisipaglabasan ang kanyang mga pagkakasala mula sa kanyang katawan hanggang sa lalabas ang mga kasalanang ito mula sa mga daliri ng kanyang paa".**

Kanya pa ring sinabi na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ما مِن امْرِئٍ مُسْلِمٍ تَحْضُرُهُ صَلاةٌ مَكْتُوبَةٌ فيُحْسِنُ وُضُوءَها وخُشُوعَها ورُكُوعَها، إلَّا كانَتْ كَفَّارَةً لِما قَبْلَها مِنَ الذُّنُوبِ ما لَمْ يُؤْتِ كَبِيرَةً)

**"Walang mananampalatayang muslim na maaabutan ng takdang pagdarasal at pagkatapos ay kanyang pinaghusay ang pagpapakadalisay o ablusyon bago ang pagdarasal na ito, at ang pagiging taimtim dito [Khushu'] at ang pagyuko at pagpapatirapa dito maliban na lamang na ito ay magiging kabayaran sa mga naunang mga pagkakasala niya, mga nagawa o nakaraang kasalanan bago ang takdang oras ng pagdarasal na ito, hanggat hindi siya gumagawa ng malaking kasalanan".**

Sinabi pa rin ni Propeta Muhammad ﷺ:

(أَلا أَدُلُّكُمْ علَى ما يَمْحُو اللَّهُ به الخَطايا، ويَرْفَعُ به الدَّرَجاتِ؟ قالُوا بَلَى يا رَسولَ اللهِ، قالَ: إسْباغُ الوُضُوءِ علَى المَكارِهِ، وكَثْرَةُ الخُطا إلى المَساجِدِ، وانْتِظارُ الصَّلاةِ بَعْدَ الصَّلاةِ، فَذَلِكُمُ الرِّباطُ)

**"Ipapaalam ko ba sa inyo ang bagay na sa pamamagitan nito ay buburahin ng Allah ang inyong mga pagkakasala at Kanyang itataas ang inyong mga antas sa Paraiso?** Kanilang sinagot: "Oo o Sugo ng Allah." Kanyang sinabi: **"Ang pagsasaayos sa pagsasagawa ng pagpapakadalisay o ablusyon sa mga oras o panahon ng sobrang lamig kung kaya't maaaring ito ay maging dahilan upang ipagpaliban ang pagsasagawa nito at pagdarasal, at ang pagpaparami ng mga yapak/hakbang tungo sa masjid, at ang paghihintay ng ibang takdang pagdarasal, pagkatapos ay manatili sa masjid upang maghintay ng iba pang obligadong pagdarasal, halimbawa ang paghihitay sa (Isha) pagkatapos ng (maghrib), ito ang (Ar-Ribat) ang gantimpala ng mga nabanggit ay katumbas ng gantimpala ng (Ribat)".**

Ang (Ribat) ay isang dakilang tungkulin, ito ang pagbabantay ng ilang mga kasapi ng bansa sa mga hangganan ng teritoryo ng bansa, kaya naman ito ay may malaking gantimpala sa Islam. Ang pagsasagwa ng ating mga nabanggit na gawain ay katumbas ng gantimpala ng mga taong nagbabantay ng mga hangganan ng tiretoryo. Sinabi rin ni Propeta Muhammad ﷺ:

**"Kayo ay magpapakita/magsisilantad sa akin na nagnining-ning ang inyong mga mukha, braso at paa dahil sa mga bakas ng ablusyon, ito ay wala sa ibang nasyon maliban sa inyo"**

At sinabi nga ni Abu Hurayrah kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ habang inuunat nito ang kanyang kamay: "Katotohanan aking narinig ang aking pinakamamahal na kaibigan na nagsabi:

**"Ang palamuti ng isang mananampalataya sa paraiso ay umaabot kung saan umaabot ang tubig sa pagsasagawa niya ng ablusyon"**

At ang bagay na pinakamahalaga at pinakadahilan ng pagsasabatas sa pagpapakadalisay o ablusyon ay ang pagdarasal na siyang pinakadakila mula sa mga haligi ng Islam pagkatapos ng pagsaksi. Ang pagpapakadalisay o ablusyon ay susi ng pagdarasal, at hindi kailanman tatayo ang isang sumasamba sa lugar dasalan liban na lamang kung siya ay nakapag-ablusyon. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِذَا قُمۡتُمۡ إِلَى ٱلصَّلَوٰةِ فَٱغۡسِلُواْ وُجُوهَكُمۡ وَأَيۡدِيَكُمۡ إِلَى ٱلۡمَرَافِقِ وَٱمۡسَحُواْ بِرُءُوسِكُمۡ وَأَرۡجُلَكُمۡ إِلَى ٱلۡكَعۡبَيۡنِۚ ٦ ﴾ [المائدة: 6]

**"O kayong mga naniwala! Kapag kayo ay nagnanais na magsagawa ng pagdarasal at wala kayo sa kalagayan ng kalinisan, hugasan ninyo ang inyong mga mukha, at ang inyong mga kamay hanggang siko, at pahiran ninyo ng tubig ang inyong ulunan, at hugasan ang inyong mga paa hanggang bukung-bukong."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ مَا يُرِيدُ ٱللَّهُ لِيَجۡعَلَ عَلَيۡكُم مِّنۡ حَرَجٖ وَلَٰكِن يُرِيدُ لِيُطَهِّرَكُمۡ وَلِيُتِمَّ نِعۡمَتَهُۥ عَلَيۡكُمۡ لَعَلَّكُمۡ تَشۡكُرُونَ ﴾

[المائدة: 6]

**"Walang hangarin ang Allâh na kayo ay Kanyang higpitan sa Kanyang mga pag-uutos sa paglilinis; bagkus ay ipinahintulot Niya sa inyo ang pagsasagawa ng paggamit ng alikabok sa pag-aablusyon (Tayammum), upang kayo ay luwagan at bilang awa na rin sa inyo; dahil ito ay ginawa Niya bilang panghalili sa tubig sa paglilinis. At ang pagpapahintulot ng Tayammum ay mula sa kabuuan ng Kanyang biyaya, nang sa**

**gayon ay tumanaw kayo ng utang na loob sa Kanya na nagbiyaya sa inyo, sa pamamagitan ng pagsunod sa Kanyang mga ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal.**

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(لَا تُقْبَلُ صَلَاةُ مَن أَحْدَثَ حتَّى يَتَوَضَّأَ)

**"Hindi tatanggapin ang pagdarasal ng isang nasira ang ablusyon, hanggat sa siya ay muling mag-ablusyon"**

Kanya pang sinabi:

(لا تُقْبَلُ صَلاةٌ بغيرِ طُهُورٍ ولا صَدَقَةٌ مِن غُلُولٍ)

**"Hindi tatanggapin ang pagdarasal ng walang paglilinis at ganun din ang kawanggawa na mula sa gulul (mula sa ganima bago ito hatiin ng pinuno)"**

Ang pagpapahalaga at palagiang pagsasagawa ng ablusyon ay isang katangian mula sa mga natatanging katangian ng mga mananampalataya, at walang nagtitiis at nagtatagal sa pagtataglay ng katangiang ito maliban sa kanila. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

**“Kayo ay maging matatag sa pagsasabuhay ng islam, sapagka’t ito ay biyaya at kabutihan sa inyo kung kayo ay magiging matatag, at ang pinakamainam na gawain ay ang pagdarasal, at walang nangangalaga o nagpapanatili sa pagsasagawa ng ablusyon kundi ang mga mananampalataya”**

بارك الله لي ولكم في القرآن، ونفعنا بما فيه من الآياتِ والبيان، أقول هذا القولَ، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كلّ ذنب، فاستغفروه إنّه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على إحسانه، والشكر له على توفيقه وامتنانه، وأشهد أن لا إله إلاّ الله تعظيمًا لشانه، وأشهد أن محمدًا عبده ورسوله الداعي إلى رضوانه، صلى الله عليه وعلى آله وسلم تسليماً.

O aking mga kapatid na mga mananampalataya, katotohanan ang kumpleto at wastong pamamaraan ng ablusyon ay ang mga sumusunod: Ang pagbigkas ng ('Bismillah'), pagkatapos ay ang paghuhugas sa dalawang kamay ng tatlong ulit, at pagkatapos ay ang pagmumumog, pagsinghot at pagsinga nito ng tatlong ulit, pagkatapos ay ang paghuhugas sa buong mukha ng tatlong beses din, at pagkatapos ang paghuhugas sa dalawang braso (kasama ang dalawang kamay) hanggang sa dalawang siko ng tatlong beses umpisahan sa kanan bago ang kaliwa, at pagkatapos ang pagpupunas sa buhok ng isang beses lamang sa pamamagitan ng pagbabasa sa dalawang kamay at paghaplos ng mga ito mula sa unahan papuntang likod ng ulo at pabalik naman mula likod hanggang unahan nito, at pagkatapos ang pagpupunas sa dalawang tainga sa pamamagitan ng pagpasok sa dalawang hintuturo sa bandang loob ng mga tainga (upang hagurin ang mga ito) at ang dalawang hinlalaki naman sa mga likod nito at ito ay isang beses lang din, at pagkatapos ay ang paghuhugas sa dalawang paa hanggang bukong-bukong ng tagtatatlong ulit, umpisahan mula sa kanan bago ang kaliwang paa, at pagkatapos ay sambitin ang:

(أَشْهدُ أن لا إِلَهَ إِلَّا اللَّهُ وحدَهُ لا شريكَ لهُ وأَشْهدُ أَنَّ محمَّدًا عبدُهُ ورسولُهُ اللَّهمَّ اجعلني منَ التَّوَّابينَ واجعَلني منَ المتطَهِّرين)

"**Ashhadu alla ilaha illallah wahdahu la sharika lahu wa ash'hadu anna muhammadan abduhu warasuluhu, allahumma ij-a'lniy minattawwibiin waj a'lniy minal mutatahhirin**" / Ako ay sumasaksi na walang ibang diyos na dapat sambahin maliban sa Allah ﷻ ng walang katambal at si Muhammad ﷺ ay Kanyang alipin at sugo, o Allah ﷻ ibilang Mo kami sa sila na yaong mga palagiang nagbabalik-loob sa Iyo at ganun din ibilang Mo kami sa sila na yaong malilinis.' At napatunayan din na si Propeta Muhammad

ﷺ ay nag-ablusyon ng tag-iisang ulit lamang, tagdadalawang ulit at tagtatatlong ulit (ito ay mga bilang ng pag-uulit sa mga naturang pamamaraan ng ablusyon).

Narito ang ilan sa mga pagkakamali na maaring magawa ng ilang mga muslim sa pagsasagawa ng ablusyon:

**Ang kawalan ng pagsasa-ayos sa pagsasagawa nito.** Ang hindi pagkumpleto sa mga kaparaanan nito, kung kaya hinahatulan ang sinumang hindi kumompleto sa pag-aablusyon na hindi tanggap ang ablusyon niya at pagdarasal. Isinalaysay ni Umar Ibn Khattab kalugdan nawa siya ng Allah ﵁ na isang lalaki ang nag-ablusyon at iniwan nito ang isang bahagi ng kanyang daliri sa paa na hindi niya binasa at nakita ito ni propeta Muhammad ﷺ, kaya kanyang ﷺ sinabi:

(أنَّ رَجُلًا تَوَضَّأَ فَتَرَكَ مَوْضِعَ ظُفُرٍ على قَدَمِهِ فأبْصَرَهُ النبيُّ صَلَّى اللَّهُ عليه وسلَّمَ فقالَ: ارْجِعْ فأحْسِنْ وُضُوءَكَ فَرَجَعَ، ثُمَّ صَلَّى)

**"Bumalik ka at ayusin mo ang iyong pag-aablusyon, bumalik siya (upang ulitin ang ablusyon) at pagkatapos ay nagdasal"**

**Ang pag-aablusyon na higit sa tatlong beses.** Ang pag-ulit sa mga pamamaraan nito ng higit sa tatlong beses na nabanggit ni Propeta Muhammad ﷺ na kanyang sinabi:

(هذا الوُضُوءُ ، فمَنْ زادَ على هذا ، فقدْ أساءَ ، أوْ تَعدَّى وظَلَمَ)

**"Ito ang ablusyon, sinuman ang magdagdag dito ay nakagawa ng kamalian at ng kawalang-katarungan at pag-aaksaya"**

**Ang hindi pagkumpleto ng paghuhugas sa dalawang kamay hanggang sa mga siko,** sapagkat ang obligado ay ang paghuhugas sa buong braso mula sa mga dulo ng mga daliri ng mga kamay hanggang sa mga siko dahil ang mga kamay (palad) ay kasama sa kabuuan ng braso at ang unang paghuhugas sa mga ito (ang paghugas sa mga kamay pagkatapos ng pagbigkas ng ('Bismillah') ay hindi sasapat (kung kaya dapat parin hugasan ulit ang mga ito sa oras nang paghuhugas sa mga braso).

**Kabilang parin sa mga pagkakamali ay ang pagsasayang ng tubig.**

﴿ وَلَا تُسۡرِفُوٓاْۚ إِنَّهُۥ لَا يُحِبُّ ٱلۡمُسۡرِفِينَ ١٤١ ﴾ [الأنعام: 141]

**"At huwag kayo magmalabis, katotohanan ang Allah ay hindi nagmamahal sa mga mapagmalabis."**

Samantala naitala naman nina Bukhariy at Muslim na si Anas Ibn Malik kalugdan nawa sila ng Allah ﷻ ay nagsabi:

(أَنَّ النَّبِيَّ صلى الله عليه وسلم كَانَ يَغْتَسِلُ بِالصَّاعِ إِلَى خَمْسَةِ أَمْدَادٍ، وَيَتَوَضَّأُ بِالْمُدِّ)

"Tunay na si Propeta Muhammad ﷺ ay palagiang naliligo sa pamamagitan lamang ng tubig sa limang maliliit na tabo, at nag-aablusyon naman sa pamamagitan lamang ng tubig sa isang maliit na tabo"






## 21- Ang Kalagayan Ng Mga Tao Sa Pagdarasal

**الخطبة الاولى:**

الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره ونعوذ بالله من شرور أنفسنا، ومن سيئات أعمالنا، من يهده الله فلا مضل له، ومن يضلل فلا هادي له، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله.

Mga mananampalatayang muslim, pagkaraan ng digmaan ng (Yarmuk), ang hari ng Roma ay tumayo at nagtanong sa mga natalo niyang sundalo. Siya ay tumayo upang tanungin sila habang pinahihirapan ng pait ng pagkatalo ang kanyang damdamin at pinupuno ng galit ang kanyang puso at halos siya ay nasisiraan na ng pag-iisip at nawawala sa katinuan, kanyang sinabi sa kanila:

"Kasawian sa inyo, ipaalam ninyo sa akin ang tungkol sa kanila (mga muslim) na nakipaglaban sa inyo, hindi ba sila ay mga tao rin na katulad ninyo?" Kanilang sinabi: "Oo" Kanyang sinabi: "Kayo ba ang mas marami kaysa sa kanila?" Kanilang sinabi: "Kami ang mas marami sa kanila." Kanyang sinabi: '"Ngunit ano sa tingin ninyo bakit kayo natalo?" Ang isang matanda mula sa mga matataas na ranggo ng kanilang hukbo ay nagsalita: "Sila ay nanalo laban sa atin dahil sila ay nagtatayo ng pagdarasal sa gabi at sila ay nag-aayuno sa araw at sila ay tumutupad sa kasunduan o pangako,  at ganun din sila ay mga makatarungan tungo sa isa't isa."

Katotohanan ang mga katangian at mga disposasyong iyon ang mga naging dahilan ng kanilang tagumpay at mataas na karangalan. Ang mga katangiang ito ang bumubuo sa tindi at sigasig ng tamang pakikibaka at gumuhit ang maliwanag na tagumpay, at nakapagtatag ng pandaigdigang sibilisasyon ang Islam. Ang mga ito rin ang nagpatibay at nagpatatag sa kanilang nasyon laban sa kanilang mga kaaway. Hangga't sa ang kalupaan at mga nakatira dito ay sumailalim sa kanila. Tinamasa nila ang mundong ito, At ganun din nagawa nilang mapasunod ang ating mga ninuno mula sa pagsamba sa kanilang mga diyus-diyosan (gaya nila Lat, Uzzah at iba pa) tungo sa kaisahan ng Allah ﷻ.

Subalit sa panahong ito, nagbago ang kalagayan! Tuluyan nang bumagsak ang ating nasyon (Ummah) mula sa mataas na katayuan nito, at ito ay hindi na umusbong pa

sapagkat naging matatag at nanatili na lamang ito sa mababang antas kalagayan. Tayo ngayon ay nagtatanong: 'Bakit tayo ay bumabagsak at umaangat ang ating mga kalaban?' Ang sagot dito mga minamahal kong kapatid sa landas ng Allah ﷻ: Paanong hindi mangyayari ito kung ang ating nasyon (Ummah) ay tuluyan ng binaliwala ang mga dakilang katangiang ating nabanggit?! ang pagdarasal sa tamang oras, pagtupad sa pangako, pag-aayuno at pagiging makatarungan.

Sana nga ang pangyayaring ito, ang pagkalimot ng ating nasyon (Ummah) ay hanggang dito na lamang at hindi na lumala pa, sana nga ang pagpapabaya ng ating nasyon (Ummah) sa panahon nating ito ay hanggang sa pangbabaliwala lamang ng pagdarasal sa gabi (qiyamul layl/ tahajjud) at pagbaliwala sa pag-aayuno sa mga bulontaryong araw upang sa ganon ay hindi pa masyadong mabigat. Subalit ang tutuo! sumpa man sa panginoon ng Ka'bah, ang Allah ﷻ, ang pangyayaring ito ay hindi simple o magaan na bagay lamang. Subalit higit nating binaliwala at pinabayaan ang isang bagay na mas importante kaysa sa mga pagdarasal sa gabi at pag-aayuno sa araw.

Ito ay ang mga obligadong pagdarasal na siyang pundasyon ng Islam at haligi nitong matibay. Sa panahon natin ngayon, ang ubligadong pagdarasal ay minamaliit at hindi na pinapahalagahan ng ilan sa ating mga kapatid. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَخَلَفَ مِنۢ بَعۡدِهِمۡ خَلۡفٌ أَضَاعُواْ ٱلصَّلَوٰةَ وَٱتَّبَعُواْ ٱلشَّهَوَٰتِۖ فَسَوۡفَ يَلۡقَوۡنَ غَيًّا ٥٩ ﴾ [مريم: 59]

**"May dumating pagkaraan nila mula sa mga kasunod na henerasyon ang nagpabaya sa pagdarasal at kanilang sinusunod ang mga masisidhing hangarin/pagnanasa. Kaya, kanilang makakaharap ang kasamaan [o isang lambak sa impyerno]."**

Aking mga kapatid! kung ating pagmamasdan at susuriin ang kalagayan ng mga tao ngayon sa pagsasagawa ng takdang pagdarasal, matatagpuan at masasabi natin na, sila ay nahahati sa iba't ibang katayuan. Mayroon sa mga tao ang nalinlang ng kanilang pagnanasa at ng mundong ito at kanilang inaakala na sila ay hindi magbabalik sa Allah ﷻ. Ang mga taong ito ay hindi nagbibigay importansya o halaga sa pagsasagawa ng pagdarasal, sila ay hindi kailanman nagdarasal, o kung sila man ay magdasal ay paminsan minsan lamang o kaya naman sa mga ukasyon lamang, kung kaya't sila ay nasa

matinding pangangailangan ng pagpapaalaala sa kanilang mga puso at ng paalala hinggil sa kadakilaan ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ مَا سَلَكَكُمۡ فِي سَقَرَ ۝٤٢ قَالُواْ لَمۡ نَكُ مِنَ ٱلۡمُصَلِّينَ ۝٤٣ ﴾ [المدثر: 42-43]

**"At sila ay tatanongin 'Ano ang sanhi ng inyong pagpasok sa impyerno?' Sila ay magsasabi: 'Kami ay hindi kabilang sa yaong mga nagdarasal"**

At ang kawalan nila ng karapatan sa (Shafa'ah) pamamagitan ni Propeta Muhammad ﷺ sa Allah ﷻ o ninuman na naisin ng Allah ﷻ upang sila ay makaligtas mula sa kaparusahan ay isang malinaw na katibayan na ang pag-iwan sa takdang oras ng pagdarasal ay isa sa mga mabibigat na kasalanan na nagagawa ng isang alipin. Nilinaw ni Propeta Muhammad ﷺang kalagayan ng mga tao na nagpapabaya sa pagdarasal at ang kanyang kaibahan mula sa mga muslim na nagsasagawa ng pagdarasal sa tamang oras nito. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(العهدُ الذِي بينَنَا وبينَهُمُ الصلاةُ فمَنْ تَرَكَهَا فقدْ كَفَرَ)

**"Ang hadlang sa pagitan natin at nilang hindi mga mananampalataya ay ang pagsasagawa ng pagdarasal, kaya sinuman ang hindi magsagawa nito, siya nga ay tunay na tumalikod sa islam."**

Mapagtatanto natin ang kahalagahan ng pagsasagawa ng pagdarasal at ang kadalikaduhan ng pag-iwan nito. Kaya matakot tayo o aking mga kapatid na mag-iwan o magpaliban ng mga ubligadong pagdarasal, at alamin ng sinumang nag-iwan sa pagdarasal na sila nga ay nakagawa ng matinding pagkakasala na makapagpapahamak sa kanila kung kaya't kapag hindi nila ito pinagsisihan at iiwan ang kanilang katigasan sa pagsuway, ay kanilang maipapahamak ang kanilang mga buhay at kanilang iniladlad (inilagay) ang kanilang mga sarili sa galit at tindi ng parusa ng Allah ﷻ. Kaya naman dapat sa atin ang pangaralan sila ng taus-puso at may pagmamalasakit. Sila ay ating paalalahanan ng may kalakip na pag-asa sa ating mga puso na sila nga ay magagabayan din, at sila ay ating anyayahan, bilang awa at pagmamahal sa kanila. Ating aakayin sila sa pagninilay-nilay at pag-iisip sa kanilang mga pinaggagagawa, atin silang anyayahan sa pagsusuri sa kanilang mga sarili at sa kanilang mga buktot na katayuan bago paman

mahuli ang lahat. Sila ay ating payuhan na hindi sila dapat magpalinlang sa kasalukuyang buhay at hindi sila dapat maloko ng kanilang mga kayamanan, kalusugan, kalakasan at kabataan. Dahil ang lahat ng ito ay panandalian at ilusyun lamang. Dahil ang kasunod ng kalusugan ay ang pagkakasakit at ang pagkatapos naman ng kabataan ay ang pagtanda at ganun din ang kalakasan susundan ito ng kahinaan. At alalahanin ng mga nagpapaliban sa pagdarasal na sila nga ay tutungo rin sa kanilang mga katakot-takot at madilim na libingan kung saan ang kanilang mga yaman, mga anak, mga kaibigan maging ang kanilang mga asawa ay hindi makakatulong at hindi makapagbibigay pakinabang sa kanila.

Mga alipin ng Allah ﷻ, mayroon din sa mga tao ang nagpapaliban sa oras ng pagdarasal, sila ay nagdarasal lamang kung ito ay sang-ayon sa kanilang kagustuhan, oras at pagpapasya. Kaya naman kung sila ay tulog sila ay magpapakahimbing at magdarasal lamang kapag sila ay kusa nang nagising. At kapag sila naman ay maraming ginagawa, hindi sila magdarasal liban kung sila ay tapos na o hindi na abala.

Ang pagdarasal sa buhay ng mga taong ito ay pangsekandaryong bagay lamang, ito ay maliit lamang para sa kanila. Ano nga ba ang makapagpapabatid sa mga taong ito na sila ang tinutukoy ng Allah ﷻ sa Kanyang mga salita. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَوَيْلٌ لِّلْمُصَلِّينَ ۝٤ ٱلَّذِينَ هُمْ عَن صَلَاتِهِمْ سَاهُونَ ۝٥ ﴾ [الماعون: 4-5]

**“Kasawian sa mga nagdarasal, sila na yaong sa kanilang pagdarasal sila ay nagpapabaya.”**

Sinabi ng isang pantas na si Masruq : “Ang ibig-sabihin nito sila ay hindi nagdarasal sa takdang oras o tamang oras nito.” Noong nasaksak ang pangalawang (Khalifa) pinuno ng mga muslim na Umar Ibn Khattab kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ ng patalim ni Abu lu’lu’ at pagkatapos siya ay dinala sa kanyang tahanan habang sa siya ay nasa bingit ng kamatayan, sinabi ng mga tao sa kanya: “O pinuno ng mga muslim ang pagdarasal, ang pagdarasal.” Kanyang sinagot: “Oo, ang pagdarasal.”

Sa Islam walang pagkakataon o dahilan upang ipagpaliban ang pagdarasal, kaya naman sa kabila ng matinding kasawian at kalungkutan na natamo ng mga muslim at ni

Umar Ibn Khattab dahil sa nangyari sa kanya ay hindi parin nila nakalimutan at inantala ang pagdarasal.

Isinalaysay ni Az-zahriy: "Ako ay nagtungo at pumasok sa kinaruruunan ni Anas sa Damascus at siya ay naabutan kong umiiyak, kaya't aking sinabi: 'O Anas ano ang dahilan ng pag-iyak mo?' Kanyang sinabi: 'Wala akong alam na bagay na higit na mahalaga maliban sa pagdarasal, subalit ang pagdarasaal ngayon ay binaliwala na lamang." Ibig sabihin niya ang pagdarasal ay inaantala mula sa tamang oras nito. Pagmunimunihan mo aking kapatid ang ipinamalas ng kasama ni Propeta Muhammad ﷺ na si Anas, siya ay napaiyak dahil sa sakit at panghihinayang sa pagpapabaya sa oras ng pagdarasal.

بارك الله لي ولكم بالقرآن العظيم، ونفعني وأيَّا كم بالذكرِ الحكيم قلت ما سمعتم، وأستغفر الله العظيم لي ولكم فاستغفروه، إنه هو الغفور الرحيم

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله يُعطي ويمنع، ويخفضُ ويرفع، ويضرُ وينفع، ألا إلى اللهِ تصيرُ الأمور وأُصلِّي وأسلِّمُ على الرحمةِ المهداة، والنعمةِ المسداة، وعلى آلهِ وأصحابه والتابعين، أما بعدُ:

Aking mga kapatid na mananampalataya sa Allah ﷻ, ang ikatlong klase naman ng mga tao, ay mga taong nagpapakita ng lubos na pagsusumikap sa pagsasagawa ng pagdarasal sa takdang oras nito nang masigasig at tuloy-tuloy, subalit ang pagsisikap na ito at pagiging tuloy tuloy nito ay nababawasan at humihina kapag ang usaping pagdarasal ay hindi ginaganap ng kongregasyon kasama ang mga kapatirang muslim sa masjid.

Nabanggit sa napakaraming mga katibayan ang patungkol sa pag-aanyaya tungo sa pagdarasal ng kongregasyon o sama-sama, kasama dito ay ang pag-ubliga ng Allah ﷻ sa mga mandirigma na magsagawa ng pagdarasal ng kongregasyon o sama-sama kahit pa sila'y nasa kalagitnaan ng labanan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذَا كُنتَ فِيهِمْ فَأَقَمْتَ لَهُمُ ٱلصَّلَوٰةَ فَلْتَقُمْ طَآئِفَةٌ مِّنْهُم مَّعَكَ وَلْيَأْخُذُوٓاْ أَسْلِحَتَهُمْ فَإِذَا سَجَدُواْ فَلْيَكُونُواْ مِن وَرَآئِكُمْ وَلْتَأْتِ طَآئِفَةٌ أُخْرَىٰ لَمْ يُصَلُّواْ فَلْيُصَلُّواْ مَعَكَ وَلْيَأْخُذُواْ حِذْرَهُمْ وَأَسْلِحَتَهُمْ وَدَّ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ لَوْ

تَغۡفُلُونَ عَنۡ أَسۡلِحَتِكُمۡ وَأَمۡتِعَتِكُمۡ فَيَمِيلُونَ عَلَيۡكُم مَّيۡلَةٗ وَٰحِدَةٗۚ وَلَا جُنَاحَ عَلَيۡكُمۡ إِن كَانَ بِكُمۡ أَذٗى مِّن مَّطَرٍ أَوۡ

كُنتُم مَّرۡضَىٰٓ أَن تَضَعُوٓاْ أَسۡلِحَتَكُمۡۖ ﴾ [النساء: 102]

**"At kapag ikaw, O Muhammad[ﷺ] ay nasa lugar ng labanan na kasama nila at nais mo silang pamunuan sa Salâh, samakatuwid ay tatayo ang isang grupo mula sa kanila, na kasama ka sa pagsa-Salâh na hawak-hawak nila ang kanilang mga sandata. At kapag sila ay natapos nang magpatirapa sa unang (raka`at) pagyuko, habang ang pangalawang grupo na nasa kanilang likuran ay nakaharap sa kanilang kalaban, ay tatapusin naman ng unang grupo ang kanilang ikalawang (raka`at) pagyuko at sila ay magsa-Salâm. Habang ikaw naman ay nakatayo (na nasa qiyâm na kaayusan) na hinihintay ang pagsama ng pangalawang grupo, samantalang natapos na ang unang grupo ay sasama naman ang pangalawang grupo na hindi pa nakapagsimula ng Salâh at susunod sa iyo para sa kanilang unang raka`h, na ang isinasagawa mo kasama nila ay ang ikalawang raka`h, pagkatapos ikaw ay magsa-Salâm at sila naman ay bubuuin nila nang sila-sila na lamang ang kanilang pangalawang raka`h, at maging maingat sila sa kanilang mga kalaban at hawakan nilang maigi ang kanilang mga sandata."**

Hindi ba't inobliga ng Allah ang salah ng kongregasyon sa panahon ng kagipitan o matinding sitwasyon? Grupo na magsasagawa ng pagdarasal, at sa kabilang dako, grupo naman na nagbabantay sa mga kalaban at pagkatapos sila'y magpapalitan, yaong unang grupo na nakapagdasal na, sila naman ang magiging bantay at ang ikalawang grupo sila naman ang magsasagawa ng pagdarasal, ang lahat ng iyon ay sa sitwasyon ng pakikipaglaban o digmaan. Paano pa kaya tayo na nasa matiwasay na sitwasyon lamang, bakit tila hindi natin kayang itayo ang pagdarasal sa tamang oras nito na ipinag-utos ng Allah ﷻ.

O Allah ﷻ gabayan at ibalik Mo po kami sa iyong relihiyon sa pinaka maganda at dalisay na pagbabalik, at Iyo po kaming tulungan na dakilain at pasalamatan Ka o Allah ﷻ at sambahin Ka sa pinaka mainam na pamamaraan.






SCAN ME

## 22- Ang Mga Karaniwang Pagkakamali Sa Pagdarasal

**الخطبة الاولى:**

الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره ونعوذ بالله من شرور أنفسنا، ومن سيئات أعمالنا، من يهده الله فلا مضل له، ومن يضلل فلا هادي له، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله.

Aking kapatid na nananampalataya sa Allah ﷻ! Tunay na ang pagdarasal ay mahalaga sa pananampalatayang Islam. Ito ang nagdurugtong sa alipin at sa kanyang panginoon, sa pamamagitan din nito ay napapalapit at napapamahal ang alipin sa kanyang panginoon habang lumalandtad ang pangangailan ng alipin sa kanyang tagapaglikha at lumalakas ang pagsamba niya sa pamamagitan ng pagdarasal. Ito din ang pinagkaiba ng mananampalatayang muslim sa mga ligaw na tao, na nagiging isang pagkakakilanlan mula sa mga hindi nagsasagawa ng pagdarasal. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(بَيْنَ الرَّجُلِ وبينَ الشِّرْكِ والكُفرِ تَرْكَ الصَّلاةِ)

**"Ang pinagkaiba ng mananampalataya at hindi mananampalataya ay ang pagdarasal"**

Dahil ang pagdarasal ay simbulo ng pag-amin sa pamamagitan ng gawa, at pagpapatibay ng kaisahan ng pagkapanginoon ng Allah ﷻ sa puso ng isang alipin na kung saan ito ang ibig sabihin ng (Shahada) pagsaksi. Ang pagdarasal ay pangalawang haligi ng Islam, pagkatapos ng pagsaksi. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(بُنِيَ الإسلامُ على خمسٍ: شهادةِ أنْ لا إلهَ إلَّا اللهُ، وأنَّ مُحمَّدًا رسولُ اللهِ، وإقامِ الصَّلاةِ، وإيتاءِ الزَّكاةِ، وصَومِ رمضانَ، وحَجِّ البَيتِ)

**"Itinayo ang Islam sa pamamagitan ng limang haligi, ang pagsaksi na walang ibang diyos na dapat sambahin maliban na lamang ang Allah at si Propeta Muhammad ay Sugo at Alipin ng Allah, ang pagtatayo ng pagdarasal, ang pagbibigay ng obligadong kawang gawa, ang banal na paglalakbay sa Makkah (Hajj), at ang pag-aayuno sa buwan ng Ramadhan.'**

Sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ألا أخبرُكَ بِرَأسِ الأَمرِ كلِّهِ وعمودِهِ ، وذِروةِ سَنامِهِ ؟ قلتُ: بلى يا رسولَ اللَّهِ، قالَ: رأسُ الأمرِ الإسلامُ، وعمودُهُ الصَّلاةُ، وذروةُ سَنامِهِ الجِهادُ)

**"Hindi ko ba sasabihin sa iyo ang ulo ng lahat ng mga gawa at ang haligi nito at ang tuktok o paluko nito.?** Sinabi ko na: Oo o Sugo ng Allah. Kanyang sinabi: **"Ang ulo ng mga gawain ay ang Islam, at ang mga haligi nito ay ang pagdarasal, at ang tuktok o paluko nito ay ang pakikibaka sa landas ng Allah"**

Ito din ang unang bibilangin ng Allah ﷻ mula sa Kanyang mga alipin pagdating ng araw ng paghuhukom. Sinabi ni Abu Hurayrah na narinig niya na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إنَّ أوَّلَ ما يُحاسَبُ بِهِ العبدُ يومَ القيامةِ من عملِهِ صلاتُهُ ، فإن صلُحَتْ فقد أفلحَ وأنجحَ ، وإن فسدَت فقد خابَ وخسرَ)

**"Tunay na ang unang bibilangin sa mga alipin ng Allah sa araw ng paghuhukom ay ang kanyang pagdarasal, pag ito ay maayos at kanyang nagagawa sa tamang pamamaraan at oras, Katotohanan na siya ay nagtagumpay, kung ito naman ay hindi niya nagampanan at naisagawa katotohanan na siya ay nalugi at naging talunan"**

Para makasigurado tayo sa pagiging importante nito, narito ang ilan sa mga pag-uutos ng Allah ﷻ na binanggit Niya sa banal na Qur'an. Sinabi ng dakilang Panginoon ﷻ:

﴿ وَأَنْ أَقِيمُوا۟ ٱلصَّلَوٰةَ وَٱتَّقُوهُ ۚ وَهُوَ ٱلَّذِىٓ إِلَيْهِ تُحْشَرُونَ ﴿٧٢﴾ ﴾ [الأنعام: 72]

**"At ganoon din, inutusan din Niya tayo na isagawa ang kabuuan ng pagdarasal at maging matatakutin sa Kanya sa pamamagitan ng pagsasagawa sa Kanyang ipinag-uutos at pag-iwas sa Kanyang ipinagbabawal. At Siya na Kataas-taasan ay sa Kanya titipunin ang lahat ng mga nilikha sa Araw ng Muling Pagkabuhay."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَقِمِ ٱلصَّلَوٰةَ طَرَفَىِ ٱلنَّهَارِ وَزُلَفًا مِّنَ ٱلَّيْلِ ۚ إِنَّ ٱلْحَسَنَٰتِ يُذْهِبْنَ ٱلسَّيِّـَٔاتِ ۚ ذَٰلِكَ ذِكْرَىٰ لِلذَّٰكِرِينَ ﴿١١٤﴾ ﴾

[هود: 114]

**"Isagawa mo, O Muhammad [ﷺ]ang pagdarasal sa pinakawastong paraan sa dalawang dulo ng araw sa umaga at sa hapon, at sa ilang bahagi ng gabi. Katiyakan, ang pagsagawa ng mga kabutihan ay nabubura nito ang mga naunang kasalanan at naaalis, at ang pag-uutos sa pagsagawa ng pagdarasal at pagpapahayag na ang mga kabutihan ay nabubura nito ang mga kasalanan, ay isang pagpapayo sa sinumang tumatanggap at nakaaalaala."**

Nabanggit din ito ni Propeta Muhammad ﷺ sa maraming pagkakataon sa pamamagitan ng pagpapaalaala at pagtuturo. Ilan dito ay ang sinabi niya sa huling araw ng kanyang buhay, bagkus ito ay nabanggit niya sa huling mga salita at mga habilin niya kung saan ito ay isa sa mga nabanggit niya kahit pa sa pinakahuling pamamaalam niya, na kanyang sinabi:

الصلاةَ الصلاةَ وما ملكَتْ أيمانُكم

**"Ang pagdarasal, ang pagdarasal at ang mga pagmamay-ari ninyo"**

Aking kapatid na mananampalataya! Kabilang sa pag-aalaga sa pagsamba na ito, ay ang pagtatayo ng pagdarasal sa pamamagitan ng tamang pamamaraan. Nararapat saatin na malaman natin ang mga pagkakamali na maaring magawa ng isang tao habang nasa loob siya ng kanyang pagdarasal upang maiwasan niya ang mga ito.

Naiulat ni Abu Hurayrah kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ na pumasok sa masjid si Propeta Muhammad ﷺ, pagkatapos nito ay may pumasok na isang lalaki at nagdasal ito at bumati kay Propeta Muhammad ﷺ, pagkatapos ay tinugunan ni Propeta Muhammad ﷺ ang pagbati ng lalaki at kanyang sinabi: **"ikaw ay bumalik sa iyong pagdarasal dahil katotohanan na ikaw ay hindi nakapag dasa".** Hanggang ito ay naulit ng lalaki ng tatlong beses, at sa bawat beses ay sinasabi sa kanya ni Propeta Muhammad ﷺna: "**Bumalik ka sa iyong pagdarasal dahil katotohanan na hindi ka nakapag dasal".** sinabi ng lalaki: "Sumpa man sa nagsugo sa iyo na dala ang katotohanan, hindi ko na alam ang mas aayos pa kaysa dito kaya turuan mo ako". At tinuruan siya ni Propeta Muhammad ﷺ kung papaano isagawa ng maayos ang pagdarasal.

Nagpapahiwatig ang pangyayari na ito, na mayroon sa mga muslim ang nagkakamali habang sila ay nagsasagawa ng pagdarasal na hindi nag-iingat patungkol sa mga pagkakamali na ito. Ubligado sa sinumang may kakayahan ang pagpapaalaala patungkol sa tamang paraan ng pagdarasal, para ng sa ganoon ay hindi manatili ang isang mananampalatayang muslim sa palagiang kamalian at ng hindi masayang ang kanyang mga gawa. Dahil ang tamang pagsasagawa nito ay kagaya ng pagsasagawa na nalaman natin mula kay Propeta Muhammad ﷺ. Kagaya ng kanyang ﷺ sinabi:

(صلُّوا كما رأيتُموني أُصلّي)

**"Magdasal kayo kagaya ng kung papaano ninyo ako nakitang nagdadasal"**

Ilan sa mga kamalian sa pagsasagawa ng pagdarasal ay:

•Ang pagbanggit ng malakas sa kanilang mga intensyon.

Ang bagay na ito ay hindi ginawa ni Propeta Muhammad ﷺ at ni hindi niya ito iniutos. Sapat na sa isang muslim ang sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إنَّما الأعمالُ بالنيَّاتِ، وإنَّما لكُلِّ امرئٍ ما نوى)

**"Katotohanan na ang lahat ng mga gawain ay nababatay sa intensyon at makakamit ng lahat ng tao ang gantimpala batay sa kung ano ang kanilang intension"**

•Ang pagsandal ng habang nagsasagawa ng pagdarasal sa dingding o haligi na nasa kanyang tagiliran o likuran, kahit siya ay may kakayanang tumayo ng maayos at wala siyang dahilan upang sumandal, tunay na ang gawain na ito ay hindi maaari sa mga ubligadong pagdarasal. Dahil ang ubligado sa mga taong may kakayanan ay ang pag pagtayo ng maayos at hindi sumasandal, ngunit sa mga bulontaryong pagdarasal ay wala naman problema kung sasandal ang isang nagsasagawa nito, dahil puwede ang pagsasagawa ng mga bulontaryong pagdarasal ng naka-upo, ganon din ang pagsasagawa nito ng nakatayo o nakasandal.

•Isa pa sa pagkakamali ay ang pagsasabi ng (Ameen) bago pa ito sabihin ng (Imam) o ng tao na namumuno sa pagdarasal, na minamadali ng tagasunod (Ma'mum).

Ito ay malinaw na pagkakamali at nakakapag dulot ng pagkaisturbo sa ibang mga nagsasagawa ng pagdarasal. Isa sa nawawala sa taong nagmamadali sa pagsasabi ng

(Ameen) ay ang malaking gantimpala na nakapaloob dito, nawawala ito dahil sa pagdudumali. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إِذَا أَمَّنَ الإِمَامُ، فأمِّنُوا، فإنَّه مَن وافَقَ تَأْمِينُهُ تَأْمِينَ المَلائِكَةِ غُفِرَ له ما تَقَدَّمَ مِن ذَنْبِهِ)

**"Kapag nagsabi ang namumuno sa pagdarasal ng (Ameen), magsabi din kayo ng (Ameen) dahil tunay na sinuman ang makasabay niya ang (Imam) namumuno sa pagdarasal sa pagsasabi ng (Ameen) at ang mga anghel, tunay na papatawarin ng Allah ang kanyang mga naunang kasalanan"**

Ang mga anghel ay hindi nagsasabi ng (Ameen) maliban na lamang pagkatapos ng (Imam) bumasa ng huling talata ng (Fatiha), isipin natin mga kapatid gaano kalaking gantimpala ang nawawala saatin sa tuwing nauuna tayo sa pagsasabi ng (Ameen) ng dahil sa hindi niya pagsusumikap na malaman ang gawain ni Propeta Muhammad ﷺat dahil narin sa pagdudumali niyang magsabi nito. Napatutuhanan natin ang sinabi ng Allah ﷻna:

﴿وَكَانَ ٱلۡإِنسَٰنُ عَجُولٗا ١١﴾ [الإسراء: 11]

**"Tunay na ang tao ay may likas na katangian na pagdudumali"**

•Kabilang parin sa mga pagkakamali ay ang hindi maayos na pagtayo, pagyuko, at pagpapatirapa, mapapansin natin sa ibang nagsasagawa ng pagdarasal ang kawalan ng pagkakumpleto sa kanilang pagsasagawa nito. May sandali na habang siya ay nakatayo siya ay kumukuba o binabaluktut niya ang kanyang likod, may sandali na nakabaling ang kanyang katawan sa bandang kanang bahagi o kaya naman ay sa bandang kaliwa kung saan ito ay ipinagbabawal. Nabanggit sa isang derektang salita na mula kay Propeta Muhammad ﷺna patungkol sa pagiging pantay ng katawan sa sandali na nakatayo at naka-upo sa oras ng pagdarasal. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(لا ينظرُ اللهُ عزَّ وجلَّ إلى صلاةِ عبدٍ لا يقيمُ صلبَه بين ركوعِها وسجودِها)

**"Hindi tumitingin ang Allah sa pagdarasal ng alipin na hindi inaayos o tinutuwid ang kanyang likod o katawan sa mga pagitan ng kanyang pagyuko at pagpapatirapa sa pagdarasal"**

Inutusan ni Propeta Muhammad ﷺ ang isang tao na nagpabaya sa pagsasa-ayos ng kanyang pagdarasal, kanyang sinabi:

**"pagkatapos ay itaas mo ang iyong ulo hanggang ikaw ay maging maayos ang pagkakatayo, hanggang umayos ng pwesto ang lahat ng mga buto sa iyong katawan"**

At sa iba pang pagsasalaysay, kanyang sinabi:

(فإذا رفعتَ فأقم صُلبكَ وارفع رأسَكَ حتى ترجعَ العظامُ إلى مفاصلِها)

**"kapag ikaw ay tumayo, iayos o ituwid mo ang iyong likod at katawan at itaas mo ang iyong ulo. Hanggang maging maayos ang mga buto at ito ay bumalik sa mga natural na pwesto nito.'**

Pagkatapos kanya pang sinabi: **"Tunay na hindi makukumpleto ang pagdarasal ng sinuman sa mga tao kung hindi niya ginawa o isasagawa ang mga ito"**

Ang kapabayaan ng pagtutuwid sa likod sa sandaling nakayuko o nakapatirapa ay kakulangan sa pagsasagawa ng pagdarasal. Sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(أسوَأُ النَّاسِ سَرِقةً الذي يَسرِقُ مِن صَلاتِه، قالوا: يا رسولَ اللهِ، وكيف يَسرِقُ مِن صَلاتِه؟ قال: لا يُتِمُّ رُكوعَها ولا سُجودَها –أو قال: لا يُقيمُ صُلبَه في الرُّكوعِ والسُّجودِ)

**"Tunay na ang pinaka masamang tao ay ang magnanakaw, at pinaka masama sa mga ito ay yaong nagnanakaw sa pagdarasal"** sinabi ng kanyang mga kasamahan: "O sugo ng Allah papaanong magnanakaw ang isang tao sa kanyang pagdarasal?" Kanyang tugon: **"Ang hindi niya pagkumpleto sa kanyang pagyuko at pagpapatirapa". (Hindi tuwid ang likod at hindi nakaayos ang pwesto.)**

•Isa pa sa kamalian ay ang maraming paggalaw ng isang nagsasagawa ng pagdarasal, at ang pagiging abala niya sa kanyang damit at katawan, o pagiging abala niya sa mga dala niya sa oras ng pagdarasal kagaya ng telepono o susi at iba pang mga bagay. Sapagkat ang mga bagay na ito ay nakakasagabal o nakakaisturbo ng pagdarasal kabilang na dito ang pagkawala ng konsentrasyon, tunay na takot at pagiging taimtim. Sinabi ng Allah ﷻ na may kasamang papuri sa mga mananampalataya:

﴿ قَدۡ أَفۡلَحَ ٱلۡمُؤۡمِنُونَ ۝١ ٱلَّذِينَ هُمۡ فِي صَلَاتِهِمۡ خَٰشِعُونَ ۝٢ ﴾ [المؤمنون: 1-2]

**"Katiyakan, nagtagumpay ang mga naniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo na sumusunod sa Kanyang batas. Na ang kanilang mga katangian ay sila na sa kanilang pagsasagawa ng pagdarasal ay punung-puno ng pagkatakot, na ganap na dalisay sa kanilang mga kalooban at kapanatagan sa kanilang pagkatao."**

قلت ما سمعتم، وأستغفر الله العظيم لي ولكم ولسائر المسلمين، من كل ذنبٍ وخطيئة فاستغفروه إنه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله رب العالمين، والعاقبة للمتقين، ولا عدوان إلا على الظالمين، وأشهَدُ أنْ لا إلهَ إلا الله وحده لا شريك له ولي الصالحين، وأشهَدُ أنَّ محمداً عبده ورسوله إمام المتقين، صلى الله عليه وسلم عليه، وعلى آله وصحبه، والتابعين لهم بإحسان إلى يوم الدين، أما بعد:

Aking mga kapatid kabilang parin sa mga pagkakamali na nagagawa ng isang tao ay ang:

- pag-hihintay ng isang muslim na tumayo ang (Imam) bago siya pumasok sa pagdarasal kasama ang (Imam), hindi kaagad siya pumapasok sa loob ng pagdarasal at ito ay mali, dahil ang tama ay ang pagpasok sa loob ng pagdarasal sa kahit anong posisyon ng (Imam), nakatayo man siya o nakaupo o nakapatirapa. Isinalaysay ni Abu Qatadah na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(الصَّلَاةَ فَعلَيْكُم بالسَّكِينَةِ، فَما أدْرَكْتُمْ فَصَلُّوا وما فَاتَكُمْ فأتِمُّوا)

**"kapag naabutan ninyo ang pagdarasal ay nararapat sa inyo ang pagiging taimtim, at kung ano man ang hindi ninyo naabutan sa pagdarasal ay kumpletuhin ninyo ito"**

Sinabi pa ni Ibn Hajar: "Ginagamit niya itong katibayan sa pagiging mainam sa pagpasok sa pagdarasal kasama ang (Imam) sa kahit na anong posisyon o kalagayan niya maabutan ang (Imam)" Isinalaysay ni Mu'adh na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إذا أتى أحدُكُمُ الصَّلاةَ والإمامُ علَى حالٍ ؛ فليصنَع كما يصنعُ الإمامُ)

**'Kapag naabutan ninyo ang pagdarasal at ang (Imam) ay nasa kahit anong kalagayan ay pumasok kayo at gawin ninyo kung anong ginagawa o posisyon ng (Imam).'**

•Isa pa sa pagkakamali ay ang hindi maayos na paglapat ng pitong bahagi ng katawan na ubligadong ilapat sa sahig o sa lupa habang nagpapatirapa. Sinabi ni Abdullah Ibn Abbas kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ na:

(أُمِرَ النَّبِيُّ أن يسجدَ على سبعةِ أعضاءٍ ، ولا يَكفَّ شعرَهُ ، ولا ثيابَهُ)

"inutusan si Propeta Muhammad ng Allah ﷺ na magpatirapa sa pamamagitan ng pitong bahagi ng katawan (noo, dalawang kamay,dalawang tuhod,at dalawang paa)at huwag itupi ang damit at huwag itali ang buhok habang nasa loob ng pagdarasal"

Ang mali at ang hindi tamang nangyayari ay ang pag-aangat ng paa habang nakapatirapa, o ang paglalagay ng isang paa sa ibabaw ng isang paa habang nasa posisyon ng pagpapatirapa kung saan ito ay mali, dahil sa nagkukulang ang pitong bahagi ng katawan na dapat ilapat sa sahig o lupa. Kabilang din dito ay ang pag-aangat ng ilong habang nakapatirapa hanggang sa tumaas na din pati ang kanyang noo.

•Kabilang parin dito ay ang naisalaysay ni Abu Hurayrah kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ na kanyang sinabi:

(نهاني عن نَقرةٍ كنَقْرةِ الدِّيكِ ، وإقعاءٍ كإقعاءِ الكلبِ ، والتفاتٍ كالتفاتِ الثَّعلبِ)

"Pinagbawalan ako ng aking kaibigan sa tatlong bagay: pagyuko at pagpapatirapa na kagaya ng isang manok kapag kumakain ito (pagiging mabilis sa pagdarasal), pag-upo na kagaya ng pag-upo ng aso at paglingon na kagaya ng paglingon ng lobo (dahil sa palagiang paglingon nito)". Sinuman ang gumawa ng isa sa tatlong ito habang isinasagawa niya ang padarasal ay tunay na siya ay nagkamali.






## 23- Ang Pagiging Taimtim Sa Pagdarasal

**الخطبة الاولى:**

الحمد لله على فضله وإحسانه خلق الخلق لعبادته وأمرهم بتوحيده وطاعته وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له في ربوبيته وإلهيته وأسماءه وصفاته وأشهد أن محمدا عبده ورسوله أفضل الأنبياء والمرسلين وخاتم النبيين صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه أجمعين وسلم تسليما كثير أما بعد:

Aking mga kapatid, tunay na pinuri at pinarangalan ng Allah ﷻ ang mga matatakutin at mataimtim na sumasamba at dumadakila sa Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّهُمْ كَانُوا۟ يُسَٰرِعُونَ فِى ٱلْخَيْرَٰتِ وَيَدْعُونَنَا رَغَبًا وَرَهَبًا ۖ وَكَانُوا۟ لَنَا خَٰشِعِينَ ﴿٩٠﴾ ﴾ [الأنبياء: 90]

**"At dininig Namin sa kanya ang kanyang panalangin at pinagkalooban Namin siya ng anak na si Yahyâ (Juan) sa kanyang katandaan, at ginawa Namin para sa kanya ang kanyang asawa bilang mabuting tagapagdala ng sanggol at pinagaling Namin siya pagkatapos nitong maging baog, dahil sila ang mga yaong mabilis magsigawa ng kabutihan, na sila ay nananalangin sa Amin sa paghahangad ng anuman na nagmumula sa Amin, na natatakot sa Aming parusa, at sila ay mga mapagkumbaba na sumusunod sa Aming kagustuhan."**

(Sila na yaong palagiang nagdarasal, matatakutin, at mapagpakumbaba ito ang kakumpletuhan ng pagkilala sa kanyang Panginoon.)

Ang pinagmulan ng pagiging taimtim, ito ay ang pagiging malambot, maunawain, matibay, payak, pagsuko at paggalaw o gawain ng puso. Kapag natakot ang puso susundan ito ng pagiging taimtim ng buong katawan at mga bahagi nito dahil ang mga ito ay tagasunod ng puso na siyang nakakaapekto sa lahat ng gawain ng tao. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(أَلا وَإِنَّ فِي الْجَسَدِ مُضْغَةً إِذَا صَلَحَتْ صَلَحَ الْجَسَدُ كُلُّهُ وَإِذَا فَسَدَتْ فَسَدَ الْجَسَدُ كُلُّهُ أَلا وَهِيَ الْقَلْب)

**"Hindi ba't sa loob ng katawan ay may buong dugo na kapag ito ay naging maayos, magiging maayos ang buong katawan ngunit kapag ito ay nasira katotohanan na masisira ang buong katawan, hindi ba't ito ay ang puso."**

Katotohanan kapag natakot ang puso, magkakaron ng takot ang paningin at pandinig at pati narin ang mga salita na lalabas sa bibig, dahil dito sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ sa kanyang pagyuko ng:

(اللَّهُمَّ لكَ رَكَعْتُ، وَبِكَ آمَنْتُ، وَلَكَ أَسْلَمْتُ، خَشَعَ لَكَ سَمْعِي, وَبَصَرِي, وَمُخِّي, وَعَظْمِي, وَعَصَبِي، وَلَحْمِي وَدَمِي، وَمَا اسْتَقَلَّتْ بِهِ قَدَمِي)

**"O Aking panginoon para sa Iyo ang aking pagyuko, sa Iyo ako ay naniwala, sa Iyo ako ay sumuko at sumunod, at Sa Iyo ako ay nagpapaubaya, Ikaw ang aking panginoon, natatakot sa Iyo ang aking pandinig, paningin, ang aking isip, mga buto, mga daliri, laman , dugo, at patungo sa Iyo ang aking mga paa (hakbang)"**

At ang pagiging taimtim na may kasamang pagkatakot sa sandali ng pagdarasal ay may mga dakilang kainaman at pakinabang, ilan sa mga ito ay ang:

• Pagkamit ng kapatawaran ng Allah ﷻ.

Sinabi ni Uthman Ibn Affan kaawaan nawa sia ng Allah ﷻ noong siya ay nagsagawa ng ablusyon ng may kumpletong pamamaraan, kanyang sinabi na: 'Nakita ko si Propeta Muhammad ﷺ na nag-ablusyon na kagaya ng pagsasagawa ko ng ablusyon na ito, pagkatapos ay kanyang sinabi:

(مَنْ تَوَضَّأَ نَحْوَ وُضُوئِي هَذَا، ثُمَّ صَلَّى رَكْعَتَيْنِ لاَ يُحَدِّثُ فِيهِمَا نَفْسَهُ، غَفَرَ اللهُ لَهُ مَا تَقَدَّمَ مِنْ ذَنْبِهِ)

**"Sinuman ang nagsagawa ng ablusyon na kagaya ng pagsasagawa ko nito, pagkatapos ay nagdasal siya ng dalawang pagyuko (Raka'ah), at hindi siya nakipag-usap patungkol sa mga makamundong bagay na hindi kunektado sa pagdarasal ay papatawarin sa kanya ng Allah ﷻ ang kanyang mga naunang kasalanan."**

• Ang pagkakamit ng paraiso ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قَدْ أَفْلَحَ ٱلْمُؤْمِنُونَ ۝١ ٱلَّذِينَ هُمْ فِي صَلَاتِهِمْ خَٰشِعُونَ ۝٢ وَٱلَّذِينَ هُمْ عَنِ ٱللَّغْوِ مُعْرِضُونَ ۝٣ وَٱلَّذِينَ هُمْ لِلزَّكَوٰةِ
فَٰعِلُونَ ۝٤ وَٱلَّذِينَ هُمْ لِفُرُوجِهِمْ حَٰفِظُونَ ۝٥ إِلَّا عَلَىٰٓ أَزْوَٰجِهِمْ أَوْ مَا مَلَكَتْ أَيْمَٰنُهُمْ فَإِنَّهُمْ غَيْرُ مَلُومِينَ ۝٦ فَمَنِ ٱبْتَغَىٰ

وَرَآءَ ذَٰلِكَ فَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡعَادُونَ ۝٧ وَٱلَّذِينَ هُمۡ لِأَمَٰنَٰتِهِمۡ وَعَهۡدِهِمۡ رَٰعُونَ ۝٨ وَٱلَّذِينَ هُمۡ عَلَىٰ صَلَوَٰتِهِمۡ يُحَافِظُونَ ۝٩

أُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡوَٰرِثُونَ ۝١٠ ٱلَّذِينَ يَرِثُونَ ٱلۡفِرۡدَوۡسَ هُمۡ فِيهَا خَٰلِدُونَ ۝١١ ﴾ [المؤمنون: 1-11]

**"Katiyakan, nagtagumpay ang mga naniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo na sumusunod sa Kanyang batas.Na ang kanilang mga katangian ay sila sa kanilang pagsasagawa ng pagdarasal ay punung-puno ng pagkatakot, na ganap na dalisay sa kanilang mga kalooban at kapanatagan sa kanilang pagkatao. At mga yaong iniiwasan nila ang lahat ng mga walang kabuluhan na salita at gawa. At mga yaong nililinis nila ang kanilang mga sarili at ang kanilang mga kayamanan sa pagpapatupad ng pagbibigay ng Zakâh (o obligadong kawanggawa) ayon sa iba't ibang uri nito. At mga yaong inaalagan nila ang kanilang mga pribadong bahagi ng katawan mula sa anumang ipinagbabawal ng Allah na katulad ng pangangalunya at lahat ng mahahalay na gawain. Maliban sa kanilang mga asawa o hindi kaya ay sa kanilang mga alipin na kababaihan, dahil hindi ipinagbabawal sa kanila na makipagtalik sa kanila at pasayahin sila; dahil ang Allah ay ipinahintulot ito sa kanila. Na kung kaya, sinuman ang maghahangad ng kaligayahan na hindi sa pamamagitan ng kanyang asawa at alipin na babae ay kabilang siya sa mga lumampas sa ipinahintulot ng Allah tungo sa Kanyang ipinagbawal, at inilagay niya ang kanyang sarili sa kaparusahan ng Allah at ng Kanyang poot. At ang mga yaong inaalagaan nila ang anumang ipinagkatiwala sa kanila at tinutupad nila ang anumang kanilang pangako. At ang mga yaong patuloy sa kanilang pagsasagawa ng pagdarasal sa mga oras na itinakda para rito at ayon sa tamang pamamaraan na itinuro ni Propeta Muhammad Sila ang mga mananampalataya na mamanahin nila ang Al-Jannah (Hardin).Na siyang magmamana ng mga matataas na antas sa Al-Jannah at ang kalagitnaan nito, na sila ay mananatili roon na wala nang katapusan ang kanilang kaligayahan."**

Tunay na magandang balita (Paraiso) mula sa Allah ﷻ para sa mga mataimtim na may kasamang pagkatakot sa kanilang pagdarasal, dahil ito ang kaluluwa ng pagdarasal, paraiso ang naisusulat na gantimpala para sa mga alipin na may ganitong katangian sa oras na sila ay nagdarasal, ngunit ang mga tao na palagiang nagdarasal ng hindi

mataimtim na walang pangangalaga dito, katotohanan na ang kanyang pagdarasal ay kulang.

Aking mga kapatid na mananampalataya sa Allah ﷻ, papaano nga ba natin makakamtan ang pagiging taimtim o lubos na pagkatakot habang tayo ay nagdarasal?

Narito ang ilan sa mga pamamaraan upang makamit ang mga ito:

- Ang pag-iisip ng isang alipin bago pumasok sa pagdarasal na siya ay tatayo sa harapan ng kanyang panginoon at Tagapaglikha na ang Allah ﷻ ang nakakaalam ng lahat ng kanyang mga itinatago, mga binubulong niya sa kanyang sarili at mga hayag na gawain niya, dapat din niyang malaman na kapag siya ay humarap sa Allah ﷻ, haharap din ang Allah ﷻ sa kanya at kapag siya ay tumalikod sa Allah ﷻ tunay na tatalikuran din siya ng Allah ﷻ.
- Ang pag-iisip ng alipin sa mga kahulugan ng mga pagdakila, pag-alaala at mga talata na ating binabasa habang nasa loob ng pagdarasal, habang nagmumunimuni sa mga kahulugan nito at sa sandali na pumasok sa kanya ang mga usaping pang makamundo ay agad-agad siyang magpakupkop sa Allah ﷻ mula sa mga satanas.
- Ang hindi paglingon sa kanyang kanan o kaliwa, sikaping itutok ang kanyang paningin sa lugar kung saan lumalapat ang kanyang noo.

Isa sa mga aral ni Propeta Muhammad ﷺ kapag tumayo siya sa pagdarasal ay iniyuyuko niya ang kanyang ulo ( ibinababa ang paningin). Sanayin mo ang iyong sarili aking kapatid, tunay na bibiyayaan ka ng Allah ﷻ ng mainam na biyaya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلَّذِينَ جَٰهَدُواْ فِينَا لَنَهۡدِيَنَّهُمۡ سُبُلَنَاۚ وَإِنَّ ٱللَّهَ لَمَعَ ٱلۡمُحۡسِنِينَ ٦٩ ﴾ [العنكبوت: 69]

**"Para sa mga yaong naniwala sa Allah na nagpunyagi sa pakikipaglaban sa kumakalaban sa Allah, at sa kanya mismong sarili at kay Satanas, at sila ay nagtiis sa mga kahirapan at pagsubok alang-alang sa Allah, walang pag-aalinlangang gagabayan sila ng Allah sa Daan ng Kabutihan, patatatagin sila sa Matuwid na Landas, at sinuman ang may ganitong katangian ay siya ang tunay na mabuti sa kanyang sarili at sa iba. At katotohanan, ang Allah ay kasama ng sinumang mabuti mula sa Kanyang nilikha sa pamamagitan ng pagtataguyod, pagsusuporta, pangangalaga at gabay sa kanila."**

•Isa sa pinaka malaking bagay na nakakatulong upang makamit natin ang pagiging taimtim o lubos na takot ay ang pagharap sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagdarasal kasama ang grupo ng mga muslim, at paglakad patungong masjid habang may tumatawag ng panalangin (Adhan).

•Ang lubos na paghiling na may kasamang pagpapakumbaba sa dakilang panginoon na pagkalooban ka ng mabuting pagsamba upang malasap mo ang tamis ng pagdarasal, at sasagot ang Allah ﷻ aking kapatid kagaya ng Kanyang naipangako: Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَقَالَ رَبُّكُمُ ٱدْعُونِيٓ أَسْتَجِبْ لَكُمْۚ إِنَّ ٱلَّذِينَ يَسْتَكْبِرُونَ عَنْ عِبَادَتِي سَيَدْخُلُونَ جَهَنَّمَ دَاخِرِينَ ٦٠ ﴾

[غافر: 60]

**"At sinabi ng Allah na inyong panginoon na Tagapaglikha, O kayong mga alipin! Manalangin kayo sa Akin at Ako lamang ang inyong sambahin at tutugunin Ko kayo, katiyakan, ang mga yaong nagmamataas na di-naniniwala sa pagsamba lamang nang bukod-tangi sa Akin at sa Aking pagiging Ilâh o Diyos na sinasamba, walang pag-aalinlangan, makapapasok sila sa Impiyerno na mga hamak at kaaba-aba."**

(Aming panginoon pagkalooban mo kami ng palagiang pag-alaala, pagpapasalamat at magandang paraan ng pagsamba sa Iyo.)

Mga alipin ng Allah ﷻ, nababagay sa iyo na labanan ang iyong sarili upang makamit ang pagiging taimtim at pagkakaroon ng takot sa pagdarasal. Aking kapatid dapat mo rin iwasan ang mga bagay na ito, upang makamit mo ng lubos ang tunay na pagkatakot at pagiging taimtim habang nasa pagsasagawa ka ng pagdarasal. Ilan sa mga dapat mong iwasan ay ang:

• Pagmamadali sa pagdarasal at kawalan ng konsentrasyon dito, tunay na ibinilang ni Propeta Mohammad ang mga ganitong tao sa isa sa pinaka masamang magnanakaw.

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

( وقد عدَّ الرسولُ -صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ المستعجلَ في صلاته أشدَ الناسِ سرقةً فقد ذُكِرَتْ السَّرِقَةُ عِنْد رَسُولِ اللهِ -صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ-: فَقَالَ: "أَيُّ السَّرِقَةِ تَعُدُّونَ أَقْبَحُ"؟ فَقَالُوا: الرَّجُلُ يَسْرِقُ مِنْ أَخِيهِ، فَقَالَ رَسُولُ اللهِ -صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ-: "إِنَّ أَقْبَحَ السَّرِقَةِ، الَّذِي يَسْرِقُ صَلَاتَهُ"، قَالُوا: كَيْفَ يَسْرِقُ أَحَدُنَا صَلَاتَهُ.؟ قَالَ: "لَا يُتِمُّ رُكُوعَهَا, وَلَا سُجُودَهَا, وَلَا خُشُوعَهَا)

**“Anong pagnananakaw ang inaakala ninyong pinaka masama o pinaka hindi magandang klasi ng pagnanakaw?”** Sinabi ng kanyang mga kasamahan: “Ang lalaki na nagnakaw sa kanyang kapatid na muslim” Kanyang tugon: **“Ang lalaki na nagnanakaw sa kanyang pagdarasal”** Sinabi ng kanyang mga kasamahan: ‘O Propeta ng Allah papaanong magnanakaw ang isa sa amin habang siya ay nagdarasal? Kanyang sinabi: **“Sa hindi niya pagkumpleto sa kanyang pagyuko, pagpapatirapa at sa kanyang pagiging taimtim”** (mabilisan niyang ginagawa ito)

•Ang paglingon. Naiulat ni A’isha kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ at kanyang sinabi: “Tinanong ko si Propeta Muhammad ﷺ patungkol sa paglingon habang nagdarasal.” Kanyang sinabi:

(هُوَ اخْتِلاَسٌ يَخْتَلِسُهُ الشَّيْطَانُ مِنْ صَلاَةِ العَبْدِ)

**“Ito ay mabilisang pagnanasa na isinasagawa ni Satanas mula sa pagdarasal ng mga alipin ng Allah ﷻ”**

•Pagtingin sa itaas habang nagdarasal, katotohanan na ito ay kawalan ng respeto sa Allah ﷻ, ganon din ito ay ipinagbabawal. Ipanahiwatig, ipinaalam at pinaalalahanan tayo ng matinding pagpapaalaala ni Propeta Muhammad ﷺ, at kanyang sinabi:

(مَا بَالُ أَقْوَامٍ يَرْفَعُونَ أَبْصَارَهُمْ إِلَى السَّمَاءِ فِي صَلاَتِهِمْ)

**“Ano nga ba ang nasa mga nasyon! na itinataas nila ang kanilang mga paningin sa kalangitan habang sila ay nagdarasal.”**

Hanggang tumindi ang kanyang pagsasalita patungkol dito (pagiging kamuhimuhi ng gawaing ito, ang pagtingala habang nagdarasal) hanggang sa sinabi niya na:

(لَيَنْتَهُنَّ عَنْ ذَلِكَ أَوْ لَتُخْطَفَنَّ أَبْصَارُهُمْ)

“**Tunay na matatapos o maglalaho ang kanilang mga paningin.”**

Sinabi ni Imam Nawawiy kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: **“Tunay na ito ay sigurado at matinding ipinagbabawal, tunay na may naganap na pagkakasundo ng mga pantas patungkol sa pagbabawal nito.”**

بارك الله لي ولكم في القرآن، ونفعنا بما فيه من الآياتِ والبيان، أقول هذا القولَ، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كلّ ذنب، فاستغفروه إنّه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

Noong napag-alaman ng mga naunang pantas kung gaano kahalaga at kainam ang pagiging taimtim sa pagdarasal ay pinagsumikapan nilang tuparin at isagawa ang bagay na ito.

Narito ang ilan sa kanilang mga nasabi patungkol sa pagkakaroon ng taimtim at tunay na takot habang nagdarasal.

Sinabi ni Abdurrazzaq kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ: "Wala na akong nakitang pagdarasal na mas mainam kaysa sa pagdarasal ni Ibn Jurayh, habang siya ay nagdarasal kami naman ay nasa labas at nakikita siya na animoy isang haligi, na ni hindi lumilingon man lamang sa kanyang kanan o kaliwa."

At si Ibn Zubair kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ kapag tumayo siya sa pagdarasal ay para bagang nagiging isa siyang puno dahil sa pagiging taimtim ng kanyang pagdarasal, at dumating ang isang pangyayari na habang siya ay nagpapatirapa ay kinuha ng isang grupo ang kanyang damit ng hindi man lamang niya nararamdaman o namamalayan dahil sa pagkakasubsub ng kanyang ulo na may kasamang pagkamataimtim. Si Muslimah Ibn Bash'shar kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ ay nagdarasal sa Masjid hanggang sa may nalaglag sa kanya na bagay mula sa itaas, hanggang sa tumayo ang mga tao ngunit ito ay hindi niya naramdaman.

Umabot din sa atin ang ibang kasaysayan ng mga naunang pantas na sila ay tila nagiging damit na nakalagay lamang sa isang lugar, ang iba sa kanila ay natatapos mula sa kanilang pagdarasal na iba na ang kulay dahil sa pagtayo niya sa harapan ng Allah ﷻ (sa pagdarasal) ng may takot at taimtim na puso, ang iba sa kanila ay tumatayo sa harapan ng Allah ﷻ(sa pagdarasal) ng hindi nila nalalaman o nakikilala ang mga taong nasa kanan

o kaliwa nila! Ang iba sa kanila ay nagiging kulay dilaw o nagiging kulay pula ang mukha pagkatapos nilang mag-ablusyon, may nagsasabi sa kanila na: 'Nakikita namin na nag-iiba ang iyong kulay sa tuwing ikaw ay nagsasagawa ng ablusyon para sa pagdarasal, bakit?' ang sagot ng mga pantas na ito: 'Katotohanan na alam ko kung sino ang nasa aking harapan! Ang Panginoon ng lahat, ang lumikha! Ang Allah ﷻ.

Ang iba sa kanila, kapag tumayo sa pagdarasal ay parang nagiging isang pader, at kapag sila ay nagpatirapa ay dumadapo ang ibon sa kanilang mga likod dahil sa tagal ng kanilang pagpapatirapa. Si Muslim Ibn Yassar kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ kapag siya ay nagdasal ay parang nagiging isa siyang panukod o isang pantusok na nakatusok sa lupa.

Aking mga kapatid sa Islam! Maging mataimtim tayo sa pagdarasal sa harapan Allah ﷻ at gawin natin ito, ng kagaya ng pagsasagawa dito ni Propeta Muhammad ﷺ upang mapagtagumpayan at makamit natin ang kung ano ang ipinangako ng Allah ﷻ, ang paraiso!



## 24- Ang Kahalagahan ng Salah

الخطبة الأولى:

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنَا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِل فلن تَجِدَ له وَلِيَاً مُرْشِداً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ١ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ٧٠ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ٧١ ﴾ أمَّا بعد:

Mga Alipin ng Allah ﷻ! Tunay na isinabatas ng Allah ﷻ ang ibat-ibang uri ng Ibadah (Pagsamaba), at ito ay inobliga niya sa kanyang mga alipin, hindi bilang pangangailangan niya, sapagka't siya ang Allah ang Mayaman sa lahat (walang pangangailangan), at kayo ang Mahihirap( may pangangailanagan sa kanya), Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ۞ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ أَنتُمُ ٱلۡفُقَرَآءُ إِلَى ٱللَّهِۖ وَٱللَّهُ هُوَ ٱلۡغَنِيُّ ٱلۡحَمِيدُ ١٥ ﴾ [فاطر: 15]

**"O sangkatauhan, kayo ang may pangangailangan sa Allah, samantalang ang Allah ay mayaman (walang pangangailanagan sa inyo)"**

At tunay na sila ay inutusan sa mga bagay na iyon dahil sa kanilang pangangailangan sa Allah ﷻ, at upang maitaguyod nila ang pangangailangan sa mundo at sa kabilang buhay, at kung sinunod at ginampanan nila ang mga bagay na inobliga sa kanila ng Allah ﷻ ay makakamit nila ang mga gantimpala na inihanda ng Allah ﷻ, kainaman ng mundong ito at kabilang buhay, kung sila ay sumuway at hindi sumunod tunay na sila ay malulugi sa lahat ng kabutihan na mayroon ang mundo at ang kabilang buhay, at tunay na Siya ang

Allah ﷻ na hindi makikinabang sa mga kabutihan ng mga taong mabubuti at hindi siya mapipinsala ng kasamaan ng mga taong makasalanan, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنْ أَحْسَنتُمْ أَحْسَنتُمْ لِأَنفُسِكُمْ ۖ وَإِنْ أَسَأْتُمْ فَلَهَا ۚ ﴾ [الإسراء: 7]

**"Kung kayo ay gagawa na kabutihan, kayo ay nakagawa ng kabutihan para sa inyong sarili, at kung kayo ay gagawa ng kasamaan, ginawa ninyo ito laban sa inyong sarili."**

At sabi ng Allah ﷻsa hadeeth Qudsiy:

(يا عبادي إنَّكم لن تبلغوا ضرِّي فتضرُّوني، ولن تبلغوا نفعي فتنفعوني) (مسلم)،

**"O aking mga Alipin, katunayan na hinding-hindi ninyo maaabot ang aking ikapipinsala upang ako ay inyong pinsalain, at hinding-hindi ninyo maaabot ang aking kapakinabangan, upang ako sa inyo ay makinabang."**

At kabilang sa pinakadakilang kautusan ng Allah ﷻ na ito ay kanyang tinagublin sa ating lahat, ang pagtataguyod ng Salah(pagdarasal), Kanyang Sinabi:

﴿ وَأَنْ أَقِيمُوا الصَّلَاةَ وَاتَّقُوهُ ۚ ﴾ [الأنعام: 72]

**"At magsagawa kayo ng pagdarasal at matakot sa Allah."**

At tunay na ang Salah ay napakahalaga sa Relihiyong Islam, sapagka't ito ang nagsisilbing komunikasyon sa pagitan ng Alipin at ng Allah ﷻ, ito rin ay kabilang sa haligi ng Islam, Sinabi ng Propeta ﷺ:

(بني الإسلام على خمس: وذكر منها الصَّلاة) ( متَّفق عليه)

**"Naitayo ang Islam sa limang haligi: at isa na dito ang Pagtataguyod ng Salah"**

Ang Salah ang unang ibadah na itatanong ng Allah ﷻsa kanyang alipin sa araw ng paghuhukom, Sinabi ng Propeta ﷺ:

(إنَّ أول ما يسأل به العبد يوم القيامة من عمله صلاته، فإن صلحت فقد أفلح وأنجح، وإن فسدت فقد خاب وخسر)

**"Tunay na ang unang tatanungin ng Allah ﷻ sa isang alipin sa araw ng paghuhukom ay ang Salah, kapag ito ay napabuti, tunay na siya ay natagumpay at nakapasa, ngunit kapag ito ay nasira,tunay na siya na nalugi at talunan."**

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱرۡكَعُواْ وَٱسۡجُدُواْ وَٱعۡبُدُواْ رَبَّكُمۡ وَٱفۡعَلُواْ ٱلۡخَيۡرَ لَعَلَّكُمۡ تُفۡلِحُونَ ۩ ﴿٧٧﴾ ﴾

[الحج: 77]

**"O kayong mga mananampalataya, kayo ay magruku(yumuko) at magpatirapa sa inyong Pagsasalah, at sambahin ninyo ang inyong panginoon at kayo ay gumawa ng kabutihan, upang kayo ay magtagumpay."**

Ayon kay Ibn A'shoor sa pagpapaliwanag ng Talatang ito: Ang kahuluhagan ng pagyuko at pagpatiripa ay ang Salah, ito ay binigyan diin ng Allah sapagkat ito ang pinakadakilang haligi ng Salah, at ang pag-utos sa Ibadah sa talatang ating nabanggit, ang kahulugan nito ay ang kautusan ng Allah ﷻ sa sangkatauhan na siya lamang ang pag-ukulan ng pagsamba katulad ng Pag-aayuno, Hajj, Pagbibigay ng kawang gawa (Zakah), pakikitungo ng mabuti sa mga kamag-anak, pag utos ng kabutihan at pagbawal ng kasamaan, at pagpapakita ng mabuting ugali sa kapwa.

Katiyakan ang Salah dito nabubuo at tumatayo ang relihiyon o pananampalataya ng isang tao, kaya't kung sinuman ang pinangalagaan ang salah tiyak na kanyang napangalagaan ang kanyang relihiyon, at kung sinuman ang nagpabaya sa salah tiyak na kanyang pinabayaan ang kanyang relihiyon, at ang salah ito rin ang basihan upang mabatid kung sino ang masunurin at suwail, malaman kung sino ang mananampalataya at hindi mananampalataya, kaya't sinabi ng Propeta ﷺ:

(العهد الذي بيننا وبينهم الصَّلاة فمن تركها فقد كفر)

**"ang katangian na naghihiwalay sa pagitan natin (mga Muslim) at sila (mga hindi mananampalataya) ay ang Salah, at kung sinuman ang umiwan ng Salah ay nakagawa ng kawalang pananampalataya sa Allah ﷻ"**

Katiyakan kung sinuman ang iniwan ang Salah ay hindi niya makakamtam ang lahat ng kabutihan, at tunay na siya ay kabilang sa mga taong talunan at nalugi dito sa mundo at sa kabilang buhay, Sinabi ng Propeta ﷺ:

(أوَّل ما تفقدون من دينكم الأمانة، وآخر ما تفقدون الصَّلاة)

**“Ang unang bagay na mawawala sa inyong Relihiyon ay ang “Amana”(ang Tiwala o pananagutan) at ang huling mawawala ay ang Salah.”**

At ang Salah mga kapatid sa pananampalataya ay mayroong mga Hikma(Wisdom) at kabilang dito ay ang mga sumusunod:

**Sa pag-uugali**; Tunay ng ang Salah ay dahilan upang maging malinis ang alipin at dahilan upang matamo ang kaligayahan at tagumpay, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قَدۡ أَفۡلَحَ مَن تَزَكَّىٰ ١٤ وَذَكَرَ ٱسۡمَ رَبِّهِۦ فَصَلَّىٰ ١٥ ﴾ [الأعلى: 14]

**“katiyakan, nagtagumpay ang sinumang nagpakadalisay, at nakaaalala sa Pangalan ng kaniyang Panginoon at isinagawa ang pagsa-Salah.”**

At ito rin ang dahilan upang magbago ang tao sa pagkabalisa, at kapos sa pagtitiis, Sinabi ng Allah ﷻ :

﴿إِنَّ ٱلۡإِنسَٰنَ خُلِقَ هَلُوعًا ١٩ إِذَا مَسَّهُ ٱلشَّرُّ جَزُوعًا ٢٠ وَإِذَا مَسَّهُ ٱلۡخَيۡرُ مَنُوعًا ٢١ إِلَّا ٱلۡمُصَلِّينَ ٢٢ ٱلَّذِينَ هُمۡ عَلَىٰ صَلَاتِهِمۡ دَآئِمُونَ ﴾

**“Katotohanan, ang tao ay nilikhang balisa(gahol at walang kasiyahan), kapag ang kasaaman ay sumaling sa kanya, siya ay kapos sa pagtitiis, at kapag ang kabutihan ay dumating sakanya siya ay lubhang sakim, ,maliban sa mga taong nagtataguyod ng pagdarasal(Salah) na kung saan ay kanilang pinapangalaagan at naging matiyaga sa kanilang pagdarasal.”**

**Sa Sarili**: tunay na ang Salah ay nagpapalapit sa alipin sa kanyang Panginoon, nagbibigay sa kanya ng espiritwal na lakas at panagangamba sa Allah, Sinabi ng Allah:

﴿ وَإِذَا سَأَلَكَ عِبَادِي عَنِّي فَإِنِّي قَرِيبٌۖ أُجِيبُ دَعۡوَةَ ٱلدَّاعِ إِذَا دَعَانِۖ ١٨٦ ﴾

**“At kapag ang Aking mga alipin ay magtatanong sa iyo O Muhammad! tungkol sa akin. tunay na Ako ay malapit sa kanila. Tinutugon ko ang mga panalangin ng bawa’t dumadalangin kapag siya ay nanalangin sa Akin.**

Kaya't nagiging panatag ang sarili mula sa mga kalungkutan at mga agam-agam sa buhay, at haharap ang alipin sa kanyang panginoon na madarama ang katiwasyan at kapanatagan, kaya't ang Propeta ay laging nagsasabi kay Bilal (kalugdan nawa siya ng Allah):

( أقم الصلاة أرحنا بها) رواه أبو داود

**"itayo mo ang Salah O Bilal upang tayo ay magkaroon ng kapanatagan"**

(وجعلت قرة عيني في الصلاة)رواه النسائي

**"Tunay na ang kapanatagan at kasiyahan ng aking mata ay ang Salah"**

**Sa Lipunan**: Tunay na ang Salah ay nagsisilbing tulay upang magtipun-tipon ang muslim, kaya't lumalakas ang kapatiran sa Islam, at maiiwasan ang pagkawatak-watak, tunay na ang Islam ay naghihikayat na makisalamuha makiisa at magmahal sa kanyang kapwa mananampalataya, Sinabi ng Propeta ﷺ:

( المؤمن آلف مألوف) السِّلسلة الصَّحيحة

**"Ang mananampalataya ay nagmamamahalan sa bawat isa."**

At Kabilang sa pinakadakilang layunin o Wisdom ng Salah lalot higit sa pagtatalaga ng limang beses na pagdarasal sa araw at gabi; sapagka't likas sa mga alipin ng Allah ﷻ ay nakakalimot at nagkakasala kaya't ang salah ang ang ngapapaalala sa sarili ng kanyang pagkalimot, ginigising siya sa kanyang pagkapabaya, pumuputol ng kanyang pagnanasa sa mga makamundong bagay at nagpapaalala sa kanya ng mga biyaya na pinagkaloob sa kanya ng Allah ﷻ.

Tunay na ang mga Propeta at mga Sugo ng Allah ﷻ ang mga taong may kompletong pananampalataya at pagkatakot sa Allah ﷻ at kanilang dinadakila ang Salah, hinihiling nila sa kanilang mga sarili, mga anak na naway ibilang sila ng Allah ﷻ sa mga tagapagtaguyod nito, katulad na lamang ni Propeta Ibrahim na humihingi ng Panalangin sa Allah, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ رَبِّ ٱجۡعَلۡنِي مُقِيمَ ٱلصَّلَوٰةِ وَمِن ذُرِّيَّتِيۚ ﴾

**"O Aking Panginoon! gawin mo po akong isang tagapagtaguyod ng pagdarasal at gayundin ang aking mga anak,"**

At si Ismael ay nag-uutos sa kanyang pamilya na itaguyod ang Salah, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَكَانَ يَأۡمُرُ أَهۡلَهُۥ بِٱلصَّلَوٰةِ ﴾

**"At kanyang inuutusan ang kanyang Pamilya na itaguyod ang Salah"**

At sinabi pa ng Allah na kanyang kinakausap si Propeta Musa:

﴿ إِنَّنِيٓ أَنَا ٱللَّهُ لَآ إِلَٰهَ إِلَّآ أَنَا۠ فَٱعۡبُدۡنِي وَأَقِمِ ٱلصَّلَوٰةَ لِذِكۡرِيٓ ﴾

**"katotohanan Ako ang Allah; walang ibang diyos maliban sa Akin. Kaya, Ako ay sambahin mo at magsagawa ka ng pagdarasal bilang pag-alaala sa Akin."**

At ang tagubilin ng Allah ﷻsa kanyang Propeta na si Eisa, Sabi ng Allah ﷻ.

﴿ وَجَعَلَنِي مُبَارَكًا أَيۡنَ مَا كُنتُ وَأَوۡصَٰنِي بِٱلصَّلَوٰةِ وَٱلزَّكَوٰةِ مَا دُمۡتُ حَيّٗا ﴾

**"At ako ay Kanyang pinagpala saan man ako naroroon, at itanagubilin sa akin ang pagdarasal, at kawang gawa, habang ako ay nabubuhay."**

At ang Propeta ﷺ ay nagsabi:

(وجعلت قرة عيني في الصلاة)رواه النسائي

**"Tunay na ang kapanatagan at kasiyahan ng aking mata ay ang Salah".**

بارك الله لي ولكم بالقرآن العظيم ونفعني وإياكم بما فيه من الآيات والذِّكر الحكيم، قلت ما سمعتم وأستغفر الله لي ولكم فاستغفروه إنه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

Mga Alipin ng Allah ﷻ! Tunay na kapag ang isang alipin ay pinangalagaan niya ang Salah at itinayo niya ito ayon sa kagustuhan ng Allah ﷻ tunay na mapapasakanya ang maraming kabutihan at kapakinabangan at kabilang dito ay ang mga sumusunod:

Sinabi ng Propeta Muhammad ﷺ:

(إذا توضَّأ العبد فأحسن الوضوء ثمَّ قام إلى الصَّلاة فأتمَّ ركوعها وسجودها والقراءة فيها، قالت حفظك الله كما حفظتني، ثم أصعد بها إلى السماء، ولها ضوء ونور، وفتحت لها أبواب السماء، وإذا لم يحسن العبد الوضوء، ولم يتم الركوع والسُّجود والقراءة، قالت: ضيَّعك الله كما ضيَّعتني، ثمَّ أصعد بها إلى السَّماء وعليها ظلمة، وغلقت أبواب السماء)

**"kapag nagsagawa ng ablusyon ang isang alipin at ito ay kanyang pinabuti, pagkatapos ay itinayo niya ng mabuti ang salah ,itinaguyod niya ng tama ang Rukuh (pagyuko), sujud (pagpatirapa), at pagbabasa dito, sasabihin ng kanyang salah: pangalagaan ka nawa ng Allah ﷻ katulad ng pangangalaga mo sa akin, at pagkatapos siya ay itataas sa kalangitaan at siya ay magkakaroon ng liwanag at ilaw, at ipagbubukas sa kanya ang mga pintuan ng kalangitan, ngunit kapag ang isang alipin kung hindi niya pinabuti ang kanyang ablution, at hindi niya tinaguyod ng mabuti ang ruku, sujud at pagbabasa sa kanyang salah, sasabihin sa kanyang ng kanyang salah: pabayaan ka ng Allah ﷻ katulad ng pagpapabaya mo sa akin, at siya ay itataas sa kalangitan at siya ay magkakaroon ng kadilim, at isasarado sa kaniya ang mga pintuan ng kalangitan."**

At ang Salah ay nagdadala sa tao patungo sa kabutihan at nilalayo siya sa kasamaan sa pamamagitan ng utos ng Allah, ang taong nagsasalah pagkatapos niyang maitaguyod ang salah ay lalabas ang kanyang puso mula dito na punong-puno ng liwanag at kasiyahan, at mararamdaman niya sa kanyang sarili sa pagnanais ng paggawa ng kabutihan at umiiwas sa paggawa ng kasalanan, kaya't sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ ٱلصَّلَوٰةَ تَنْهَىٰ عَنِ ٱلْفَحْشَآءِ وَٱلْمُنكَرِ ۗ ٤٥ ﴾

**"katiyakan ang Pagdarasal ay pumipigil sa paggawa ng immoral na Gawain at kasamaan"**

At ang Salah ang nagtuturo sa tao ng tunay na kahulugan ng pagkalugod sa mga tinadhana ng Allah ﷻ at pagpupursigi sa paggawa ng lahat ng uri ng kabutihan, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِذَا مَسَّهُ ٱلشَّرُّ جَزُوعًا ۝٢٠ وَإِذَا مَسَّهُ ٱلْخَيْرُ مَنُوعًا ۝٢١ إِلَّا ٱلْمُصَلِّينَ ۝٢٢ ﴾

**"Katotohanan, ang tao ay nilikhang balisa (gahol at walang kasiyahan), kapag ang kasaaman ay sumaling sa kanya, siya ay kapos sa pagtitiis, at kapag ang kabutihan ay dumating sakanya siya ay lubhang sakim, maliban sa mga taong nagtataguyod ng pagdarasal(Salah)"**

Ang Salah Ang siyang pinakamahalagang Ibadah, at mayroon siyang espesyal na katayuan sa Relihiyon, at ang pagpapahalaga sa kanya ay tanda ng patnubay ng Allah ﷻ, at ang pagpasusumikap sa pagtataguyod nito at paghahangad ng gantimpala mula dito ang siyang nararapat gawin, kaya't gawin natin ang salah na ating prayoridad, dahil ito ang daan patungo sa tagumpay, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قَدْ أَفْلَحَ ٱلْمُؤْمِنُونَ ۝١ ٱلَّذِينَ هُمْ فِي صَلَاتِهِمْ خَٰشِعُونَ ۝٢ ﴾

**"Katiyakan nagtagumpay ang mga mananampalatya sila na nagtataguyod ng kanilang pagdarsal na may kataimtiman at ganap na pagpapasakop."**






SCAN ME

## 25- Ang mga Salah Nafilah/ Boluntaryong Pagdarasal

الخطبة الأولى:

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنَا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِل فلن تَجِدَ له وَلِيَاً مُرْشِداً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّداً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ١ ﴾﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ٧٠ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ٧١ ﴾ أمَّا بعد:

O kayong mga mananampalataya: katotohanan na kabilang sa mga lantarang palatandaan ng Relihiyong Islam, at dakilang bahagi nito pagkatapos ng Tawhid ay ang pagsasagawa ng Salah, ito ay itinuturing na ikalawang haligi ng Islam, Ang pagdarasal (o salah) ay itinuturing na pinaka-mahalagang kilos ng pagsamba na iniatas sa mga tao. Ang sinumang pinangalagaan niya ito at sinabuhay ,tunay na napangalagaan niya ang kanyang Deen (relihiyon),at ang sinumang naging pabaya ay naging pabaya din sa mga ibang kautusan sa Islam. Ito ang gulugod ng pagtalima sa relihiyon ng isang Muslim. Kung walang gulugod, ang katawan ng tao ay babagsak. Tulad nito, kung walang pagdarasal, ang islamikong pagsabuhay ng isang indibidwal ay babagsak. Mismo ang propeta ay kinumpara ito sa gulugod:

يقول النبيّ –صلّى اللهُ عليهِ وسلّمَ-: "رَأْسُ الأَمْرِ الإِسْلامُ، وَعَمُودُهُ الصَّلاةُ". [أخرجه أحمد].

Sinabi ng Propeta ﷺ:**"Ang ulo ng bagay ay Islam, at ang gulugod nito ay ang pagdarasal (salah)…"** Inulat ni Ahmad (kaawaan nawa siya ng Allah )

At naiulat din mula sa Sugo ﷺ na siya ay nagsabi:

(إِنَّ أَوَّلَ مَا يُحَاسَبُ بِهِ الْعَبْدُ يَوْمَ الْقِيَامَةِ مِنْ عَمَلِهِ صَلَاتُهُ فَإِنْ صَلُحَتْ فَقَدْ أَفْلَحَ وَأَنْجَحَ وَإِنْ فَسَدَتْ فَقَدْ خَابَ وَخَسِرَ، فَإِنْ انْتَقَصَ مِنْ فَرِيضَتِهِ شَيْءٌ قَالَ الرَّبُّ –عَزَّ وَجَلَّ–: انْظُرُوا هَلْ لِعَبْدِي مِنْ تَطَوُّعٍ فَيُكَمَّلَ بِهَا مَا انْتَقَصَ مِنْ الْفَرِيضَةِ؟ ثُمَّ يَكُونُ سَائِرُ عَمَلِهِ عَلَى ذَلِكَ) [صححه الألباني].

**"Ang unang bagay na pananagutan ng isang alipin sa Araw ng Paghuhukom ay ang Pagdarasal (salah). Kapag ito ay mabuti at tama, tunay na siya ay magtatagumpay at makakaligtas, ngunit kung ito ay nasira, tunay na siya ay malugi at mapahamak,at kung mayroong nasira o nabawasan mula sa mga obligadong salah na nagawa niya,sasabihin ng Allah-ﷻ-tingnan ninyo,may nagawa bang mga kusang-loob na salah ang aking alipin at ipangkumpleto ito sa mga nasira niyang salah?at ganito din mangyayari sa iba pa niyang mga gawain** " ang hadith ay sahih ayon kay Shaik Albani.

At kung pagmamasdan ng isa saatin ang kalagayan ng mga muslim ngayon, tiyak na matatagpuan natin na ang karamihan ay nagiging pabaya at tamad sa pagsagawa ng obligadong salah,at hindi sila pumupunta sa masjid maliban sa oras na tinatayo na ang salah o kaya pagkatapos na nito gawin ay saka palang sila dumarating,kaya hindi na nila nagagawa ang salah na sunnah qabliyah( kusang-loob na salah bago ang obligado),at pagkatapos nila magsalah ay agad silang lumalabas ng masjid,at hindi na nagagawa ang sunnah ba-diyah (kusang-loob na salah pagkatapos ng obligado).At Makita natin na karamihan sa mga muslim ay mangmang sa mga salah na sunnah (hindi obligadong pagdarasal) na kung saan ito ay mga gawain na hindi iniwan ng Propeta ﷺ bilang pagpapahalaga at hinikayat ang kamusliman na gawin ito, at kung ang isang tao ay hindi pinapahalagahan ang obligadong salah, walang duda na mas lalo siyang pabaya pagdating sa mga sunnah na salah (hindi obligadong pagdarasal).

O mga alipin ng Allah! Tunay na ang Islam ay hinikayat tayo na samantalahin ang mga salah na sunnah at hinikayat tayo na gawin ito, at kabilang sa mga pagdarasal na tinuro saatin at hinikayat tayong gawin ay ang mga sumusunod :

**Ang Sunnah Ratiba** ( mga boluntaryong pagdarasal na kadikit ng obligado) – at ito ay binubuo ng labing dalawang rakaa (yunit ) sa loob ng isang araw at gabi, at ang kainaman nito ay nabanggit sa sinabi ng Sugo ﷺ:

(مَنْ صَلَّى اثْنَتَيْ عَشْرَةَ رَكْعَةً فِي يَوْمٍ وَلَيْلَةٍ بُنِيَ لَهُ بِهِنَّ بَيْتٌ فِي الْجَنَّةِ) (رواه مسلم وغيره)

**"Sinuman ang nagsalah ng labing dalawang rakaa sa isang araw at gabi, itayo para sa kanya bilang gantimpala nito ang bahay sa paraiso"** inulat ni Imam Muslim at iba pa.

At dumating din sa ibang ulat na detalyadong nabanggit ang mga ito sa (libro ni Tirmidhi), at ginawa ng Sugo ﷺ ang pagkasunod-sunod nito at kanyang sinabi :

(من صلى في يوم وليلة اثنتي عشرة ركعة بُني له بيتٌ في الجنة: أربعاً قبل الظهر، وركعتين بعدها، وركعتين بعد المغرب، وركعتين بعد العشاء، وركعتين قبل صلاة الفجر)

**"Sinuman ang nagsalah sa isang araw at gabi ng labing dalawang rakaa ay ipatayo para sa kanya ang bahay sa Paraiso: apat na rakaa bago ang Salah sa Dhuhr, dalawang rakaa pagkatapos nito, dalawang rakaa pagkatapos ng Salah sa Magrib, dalawang rakaa pagkatapos ng Salah sa Isha, at dalawang rakaa bago ang Salah sa Fajr"**

At kabilang din sa mga boluntaryong pagdarasal na dapat isabuhay ay ang nabanggit sa hadith na inulat ni Ibnu Umar (kalugdan nawa siya ng Allah) mula sa Propeta ﷺkatotohanan siya ay nagsabi :

(رَحِمَ اللَّهُ امْرَأً صَلَّى قَبْلَ الْعَصْرِ أَرْبَعًا) (حسنه الألباني )

**"Ipagkaloob ng Allah-ﷻ- ang Kanyang awa sa isang tao na nagsalah ng apat na rakaa bago ang Salah sa Asr" mabuting hadith ayon kay Shayk Albani (kaawaan nawa siya ng Allah)**

At ganun din ang Propeta ﷺ ay hinikayat din tayong gawin ang sunnah o kusang-loob na salah bago ang Salah sa magrib sa sinumang gustong gawin ito, at kanyang sinabi:

"صَلُّوا قبلَ المغربِ ركعتين، صَلُّوا قبلَ المغربِ ركعتين، صَلُّوا قبلَ المغربِ ركعتين" ثم قال في الثالثة": لِمنْ شاءٍ" كراهية أن يَتَّخِذَها الناسُ سنة. (رواه أبو داؤود وصححه الألباني)

**"Magsalah kayo ng dalawang rakaa bago ang Salah sa Magrib, magsalah kayo ng dalawang rakaa bago ang Salah sa Magrib, magsalah kayo ng dalawang rakaa bago ang Salah sa Magrib"** at sinabi niya sa pangatlo **"sa sinumang may gusto"** dahil ayaw niyang

gawin ito ng mga tao na gawaing binigyang diin o palagiang ginagawa. Inulat ni Abu Dawud, ang hadith ay sahih ayon kay Shayk Albani.

At kabilang din sa mga pagdarasal na ito, ay ang Salah Al-witr (pagdarasal na binubuo ng mga butal na rakaa), at dumating ang maraming katibayan patungkol sa kainaman nito, at ang ilan dito ay ang hadith ni Ali (kalugdan nawa siya ng Allah) sinabi niya: sinabi ng Sugo ﷺ:

( يَا أَهْلَ الْقُرْآنِ أَوْتِرُوا، فَإِنَّ اللَّهَ وِتْرٌ يُحِبُّ الْوِتْرَ) (صححه الألباني )

**"O kayong mga tagasunod ng Qur'an ! magsalah kayo ng witr, katotohanan ang Allah ay witr mahal Niya ang witr (butal)"** ang hadith ay sahih ayon kay Shayk Albani

At ang oras nito ay mula pagkatapos ng Salah Isha' hanggang Fajr, ayon sa sinabi ng Sugo-ﷺ-:

(إِنَّ اللَّهَ زَادَكُمْ صَلَاةً، وَهِيَ الْوِتْرُ، فَصَلُّوهَا فِيمَا بَيْنَ صَلَاةِ الْعِشَاءِ إِلَى صَلَاةِ الْفَجْرِ) (صححه الألباني )

**"Katotohanan ang Allah ay binigyan kayo ng karagdagang pagdarasal o salah, at ito ang witr, kaya gawin ninyo ito sa pagitan ng Salah sa Isha' at Salah sa Fajr (oras nito mula pagkatapos ng Isha hanggang fajr)"** ang hadith ay sahih ayon kay Shayk Albani.

At ang pinakamababang bilang ng rakaa nito ay isang rakaa, ayon sa sinabi ng Sugo -ﷺ- :

(الوِترُ حق على كُلِّ مسلم، فَمَن أَحَبَّ أَن يُوتِرَ بخمس فَلْيَفْعَلْ، وَمَن أحبَ أَن يُوتِرَ بِثَلاث فليفعل، وَمَن أَحبَ أَن يُوتِرَ بِوَاحِدة فَليفعل) (صححه الألباني )

**"Ang witr ay kautusan sa lahat ng muslim,kaya sinuman ang nais magwtr ng limang rakaa ay gawin niya ito, at kung sinuman ang nais magwitr ng tatlong rakaa ay gawin niya ito,at kung sinuman ang nais magwitr ng isang rakaa ay gawin niya ito"** ang hadith ay sahih ayon kay Shayk Albani.

At kabilang din sa mga sunnah na pagdarasal na kung saan ang Propeta ﷺ ay hinikayat tayong gawin ito, ay ang Salah Ad-duha at tinatawag din ito na salah ng Awwabin, mula kay Abu Dhar (kalugdan nawa siya ng Allah) sinabi niya: sinabi ng Sugo ﷺ:

(يُصْبِحُ عَلَى كُلِّ سُلامَى مِنْ أَحَدِكُمْ صَدَقَةٌ فَكُلُّ تَسْبِيحَةٍ صَدَقَةٌ وَكُلُّ تَحْمِيدَةٍ صَدَقَةٌ وَكُلُّ تَهْلِيلَةٍ صَدَقَةٌ وَأَمْرٌ بِالْمَعْرُوفِ صَدَقَةٌ وَنَهْيٌ عَنْ مُنْكَرٍ صَدَقَةٌ وَيُجْزِي مِنْ ذَلِكَ رَكْعَتَانِ يَرْكَعُهُمَا مِنَ الضُّحَى) (رواه مسلم )

**"Nararapat magbigay ng kawanggawa ayon sa bilang o bawat kasu-kasuhan na mayroon ang tao,at bawat tasbih ay sadaqa ( bawat pagluwalhati sa Allah ay kawanggawa),at bawat pagpupuri sa Allah ay sadaqah,at bawat pagsasabi ng "lailaha illallah ay sadaqah, ang pag-uutos ng kabutihan ay sadaqah, ang pagbabawal ng kasamaan ay sadaqah,at lahat ng ito ay maaari mong magawa (makuha ang gantimpala )sa pamamagitan ng dalawang rakaa na sinasagawa sa doha (umaga)"** inulat ni Muslim.

Magsisimula ang oras nito noong tumaas ang araw mula sa pagkasikat nito ng kasingtaas ng sibat at matapos ang oras nito noong nasa kalagitnaan na ng kalangitan ang araw, subalit ang pinakamainam na oras nito ay ang ipagpaliban ito hanggang sa tumaas ang araw at uminit, at ito ay tinatayang isang oras bago magdhuhr.

O kayong mga mananampalataya! Kanais-nais sa isang lalaki na isagawa ang mga sunnah na salah (boluntaryong pagdarasal o kusang-loob) sa bahay niya, sinabi ng Propeta ﷺ:

(صَلُّوا أَيُّهَا النَّاسُ فِي بُيُوتِكُمْ فَإِنَّ أَفْضَلَ الصَّلاَةِ صَلاَةُ الْمَرْءِ فِي بَيْتِهِ إِلاَّ الْمَكْتُوبَةَ) (متفق عليه)

**"Magsalah kayo sa loob ng inyong mga bahay,katotohanan ang pinakamainam na salah ay ang salah ng tao sa loob ng kanyang tahanan maliban sa obligadong salah"**

بارك الله لي ولكم بالقرآن العظيم ونفعني وإياكم بما فيه من الآيات والذكر الحكيم، أقول ما سمعتم وأستغفر الله لي ولكم، إنه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله رب العالمين، والصلاة والسلام على خاتم الأنبياء والمرسلين، أما بعد:

Mga alipin ng Allah ﷻ: minsan ang tao ay nailalagay niya ang kanyang sarili sa pag-iisip sa mga bagay na walang katiyakan kung ano ang maaring kalabasan nito, hindi alam kung ano ang kabutihan o kasamaan nito, kung ano ang kapakinabangang makukuha dito o kapahamakan, at siya ay naguguluhan at nalilito kung gagawin niya ba ang bagay na ito o hindi, mga bagay na kung saan umiikot dito ang kanyang buhay sa hinaharap, tulad ng pag-aasawa, trabaho, propesyon, paglalakbay, pagnenegosyo at iba pa, nang dahil dito tinuro saatin ng Sugo ﷺ ang salah al-istikhara (pagdarasal na paghingi ng gabay).Kaya ang isang alipin kapag mayroon siyang gustong marating, plano, o kaya pumasok sa isip niya ang bagay at gusto niya itong gawin o kaya may inalok sakanya na trabaho ay mag istikhara siya, humingi siya ng gabay sa Allah-ﷻ- at manalangin siya. At pagkatapos nito ay saka palamang niya gagawin ang nais niya nang mayroong ganap na pagtitiwala at pananalig sa Allah-ﷻ-

Nabanggit sa Sahi Al-bukhari ang hadith mula kay Jabir (kalugdan nawa siya ng Allah) sinabi niya:

(كَانَ رَسُولُ اللَّهِ –صلى الله عليه وسلم– يُعَلِّمُنَا الاسْتِخَارَةَ فِي الأُمُورِ كُلِّهَا كَمَا يُعَلِّمُنَا السُّورَةَ مِنْ الْقُرْآنِ يَقُولُ: "إِذَا هَمَّ أَحَدُكُمْ بِالأَمْرِ فَلْيَرْكَعْ رَكْعَتَيْنِ مِنْ غَيْرِ الْفَرِيضَةِ ثُمَّ لِيَقُلْ: اللَّهُمَّ إِنِّي أَسْتَخِيرُكَ بِعِلْمِكَ, وَأَسْتَقْدِرُكَ بِقُدْرَتِكَ, وَأَسْأَلُكَ مِنْ فَضْلِكَ الْعَظِيمِ فَإِنَّكَ تَقْدِرُ وَلا أَقْدِرُ, وَتَعْلَمُ وَلا أَعْلَمُ, وَأَنْتَ عَلامُ الْغُيُوبِ, اللَّهُمَّ إِنْ كُنْتَ تَعْلَمُ أَنَّ هَذَا الأَمْرَ خَيْرٌ لِي فِي دِينِي وَمَعَاشِي وَعَاقِبَةِ أَمْرِي أَوْ قَالَ: عَاجِلِ أَمْرِي وَآجِلِهِ, فَاقْدُرْهُ لِي وَيَسِّرْهُ لِي ثُمَّ بَارِكْ لِي فِيهِ, اللَّهُمَّ وَإِنْ كُنْتَ تَعْلَمُ أَنَّ هَذَا الأَمْرَ شَرٌّ لِي فِي دِينِي وَمَعَاشِي وَعَاقِبَةِ أَمْرِي. أَوْ قَالَ: عَاجِلِ أَمْرِي وَآجِلِهِ، فَاصْرِفْهُ عَنِّي وَاصْرِفْنِي عَنْهُ وَاقْدُرْ لِي الْخَيْرَ حَيْثُ كَانَ ثُمَّ ارْضِنِي بِهِ. وَيُسَمِّي حَاجَتَهُ.)

Ang Sugo ﷺ tinuturuan niya kami ng Al-istikhara (paghingi ng gabay) sa lahat ng bagay katulad ng pagtuturo saamin ng kabanata mula sa Qur'an, at kanyang sinasabi ﷺ: **" kapag mayroong gustong gawin ang isa sainyo na bagay ay magsagawa siya ng dalawang**

**rakaa na pagdarasal (boluntaryo) na hindi obligado at sabihin niya : O Allah ako po ay humihingi ng gabay sainyo, at nanalangin po ako sa pamamagitan ng Inyong kapangyarihan na itakda ito saakin, at humihingi ako ng Inyong dakilang pagpapala at kagandahang loob,katotohanan kayo ay nagpapasya at makapangyarihan at ako ay isang mahina, at Kayo ay higit na nakakaalam sa lahat ng mga bagay na hindi abot ng aking kaalaman, O Allah! kung Inyo pong nalalaman ang bagay na ito ay makakabuti para saakin sa aking relihiyon at buhay sa mundong ito at sa aking huling hantungan, o kaya ay sabihin niya: sa aking buhay dito sa mundo at doon sa kabilang buhay, ay itakda po Ninyo at padaliin para saakin at gawin po Ninyo itong mabiyaya para saakin, subalit O Allah! kung inyo pong nalalaman na ito ay nakakasama saakin, saaking relihiyon at buhay dito sa mundo at kabilang buhay ay ilayo po Ninyo ako at ilayo Ninyo ito saakin, at itakda Ninyo sa akin ang mabuti at gawing kamahal-mahal saakin, at pagkatapos ay papangalanan niya ang bagay na nais niyang gawin"**

Ang Salah Al-istikhara ay dalawang rakaa na sinasagawa sa labas ng obligadong dasal (hindi kabilang sa obligado), wala itong partikular na oras, maaring isagawa sa araw man o sa gabi, ngunit mas mainam isagawa ito sa mga oras o panahon na katanggap-tanggap ang panalangin. Ang Salah na ito ay kabilang sa mga bagay o gawain na makakatulong sa tao upang gawin ang nais niya at upang mapadali ito at mapagaan, at makikita niya ang daan na mabuti upang tahakin niya sa pagsagawa ng bagay na gusto niya,dahil siya ay nagtitiwala sa Allah ﷻ lamang at wala ng iba, at siya ay lubos na sumusuko sa Dakilang Tagapaglikha. "Katotohanan kabilang sa kaligayahan at kagalakan ng tao ay ang paghingi niya ng patnubay at gabay sa kanyang Rabb, at ang malugod siya sa kung anuman ang naitakda para sa kanya, subalit kabilang naman sa kalungkutan o nagpapadalamhati sa tao ay ang pag-iwan niya ng istikhara o paghingi ng gabay sa Allah ﷻ at pagkapoot niya sa kung anumang naitakda para sa kanya"

At para sa pangangalaga sa mga sunnah na salah at laging pagsagawa nito ay mayroong kainaman at maraming banepisyo na makukuha dito, katulad ng mga sumusunod :

Sa pamamagitan nito ay makakamit ng isang alipin ang pagmamahal ng Allah ﷻ nabanggit sa sahih Al-bukhari mula sa Propeta ﷺ katotohanan siya ay nagsabi ayon sa inuulat niya mula sa kanyang Rabb ﷻ katotohanan Siya ay nagsabi:

(وما يزال عبدي يتقرب إلي بالنوافل حتى أحبه، فإذا أحببته: كنت سمعه الذي يسمع به، وبصره الذي يبصر به، ويده التي يبطش بها، ورجله التي يمشي بها، وإن سألني لأعطينه، ولئن استعاذني لأعيذنه)

**"Nanatili ang aking alipin sa pagsagawa ng mga kusang-loob na gawain upang lalong mapalapit Saakin hanggat sa mamahalin Ko siya, at kapag minahal at nalugod Ako sakanya: Ako ang magiging pandinig niya, Ako ang magiging paningin niya, at kamay niya na panghawak niya, Ako ang magiging paa niya sa bawat paghakbang niya, at kapag siya ay hihingi Saakin siguradong bibigyan Ko siya at kapag hihingi siya ng proteksyon tiyak na aalagaan ko siya at proteksiyunan"**

At kabilang din sa kabutihan ng pagdarasal na sunnah (boluntaryo), ito ay pangkumpleto sa mga kulang o kakulangang nagagawa sa mga obligadong pagdarasal.Nabanggit sa Sunan ni Abu Dawud at iba pa sa kanya, na katotohanan ang Propeta -ﷺ- ay nagsabi:

(إن أول ما يحاسب الناس به يوم القيامة من أعمالهم الصلاة" ، قال: "يقول ربنا عز وجل لملائكته وهو أعلم: انظروا في صلاة عبدي أتمها أم نقصها؟ فإن كانت تامة كتبت له تامة، وإن كان انتقص منها شيئا، قال: انظروا هل لعبدي من تطوع؟ فإن كان له تطوع، قال: أتموا لعبدي فريضته من تطوعه)

**"Ang unang bagay na pananagutan ng isang Alipin sa Araw ng Paghuhukom ay ang Pagdarasal (salah)",sinabi niya: "sasabihin ng ating Rabb -ﷻ- sa kanyang mga anghel at Siya ay higit na nakakaalam: tingnan ninyo ang salah ng aking alipin nagawa ba niya ito ng kumpleto o hindi? Kung nagawa niya ito ng kumpleto isulat para sa kanya ang kumpleto, subalit kung nagkulang siya dito, sasabihin Niya: tingnan ninyo kung mayroon bang mga sunnah o boluntaryong pagdarasal ang aking alipin, at kung mayroon, sasabihin niya: kumuha kayo mula sa kanyang nagawang sunnah at ipangkumpleto ninyo sa kanyang obligadong dasal"**

Nabanggit din sa isang tula, sa malapit na kahulugan nito :

"Samantalahin mo sa iyong bakanteng oras ang kahigitan ng pagruruku' (pagyuko sa salah). Dahil ang kamatayan ay biglaang dumarating saiyo. Ilan naba sa mga malulusog na nakikita mo at walang anumang sakit. Subalit binawian din ng buhay at hindi nakatulong ang pagiging malusog niya"

Kaya marapat na magbaon tayo ng mga pagdarasal na sunnah mga kapatid sa Islam, nawa nang saganon ay makuha natin ang pagmamahal ng Allah at ang Kanyang lugod, at makuha natin ang tagumpay at pagkawagi sa araw na tayo ay haharap sa Allah-ﷻ-, huwag po natin ipagdadamot sa ating sarili ang isang sujud o rakaa, dahil ang pakinabang nito ay napakadakila sa mundo man o kabilang buhay, at wala kang maigugol dito maliban sa kaunting minuto lamang, kayat sobra ang ating pangangailangan sa pagpaparami at pangangalaga sa sunnah na pagdararasal.



**26- Ang Pagdarasal ng Naglalakbay**

**الخطبة الأولى:**

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنَا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِلِ فلن تَجِدَ له وَلِيَاً مُرْشِدَاً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّدَاً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ﴿١٠٢﴾ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ﴿١﴾ ﴾﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ﴿٧٠﴾ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ﴿٧١﴾ ﴾ أمَّا بعد:

Luwalhati sa Kanya, na Siyang lumikha ng lahat ng nilalang nang may kahusayan, maging ito man ay kalawakan, kalangitan, kalupaan, kabundukan, mga halaman, mga ilog, karagatan, mga punong kahoy at mga bunga nito, mga tao, at mga hayop. Luwalhati sa Kanya na Siyang gumawa nitong kalupaan na isang palatag at ginawa itong malawak, at sobra itong pinaganda sa pamamagitan ng paglagay ng iba't-ibang mga bagay dito.

Subalit ang malawak na kalupaang ito ay iba-iba ang katangian at kalagayan, mayroon sa ilang bahagi nito ay napakalamig, at mayroon ding napakainit, at ang iba ay katamtaman, may mga lupain na nababalot ng yelo na sobrang lamig, may mga lupain din na matubig at ang iba ay tuyo at walang tubig, may mga lupain din na mabato, at ang iba ay maputik o malambot ang lupa, at ang iba ay mabuhangin at marami pang iba…mga lupain na naliliman ng mga bahay dahilan  ng maraming nakatira at iba naman ay halos walang nakatirang mga tao,  mga lupain na may tumutubong halaman at ang iba naman ay walang tumutubo, mga lupain na kung saan ang mga nakatira ay magsasaka at ang iba naman ay karpentero at nagpapanday,at ang iba ay negosyante at mayroon ding mangangaso, mga lupain na mayaman sa mamahaling yamang-lupa tulad ng pilak at mga ginto, mayaman sa mga asin at ang iba naman ay halos walang wala, mga lupain na ang

nakatira ay mga maiitim na mga tao na parang gabi at ang iba naman ay mga mapuputi na tulad ng isang umaga,at ang iba ay kulay pula na parang dugo, mga lupain na mapayapa at tahimik, at ang iba naman ay laganap ang patayan at digmaan, luwalhati sa Kanya na pinangyari ang lahat ng ito.

Ganon paman, ang tao ay hindi niya masaksihan ang lahat ng ito kung hindi siya maglakbay o palipat-lipat ng tirahan, makita ang kapaligiran at gamitin ang kanyang pandinig at pagmuni-munihan ang mga nilihka ng Allah-ﷻ- at ito ay kabilang sa kabutihang makukuha sa paglalakbay ang makita ang mga bagay na hindi nakikita ng taong hindi naglalakbay.

At katotohanan ang Allah-ﷻ- ay pinahintulot saatin ang paglalakbay sa maraming kadahilanan, ang ilan sa mga ito ay : upang maghanap-buhay at makuha ang mga pagpapala o kagandahang loob mula sa Allah-ﷻ- sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ هُوَ ٱلَّذِي جَعَلَ لَكُمُ ٱلۡأَرۡضَ ذَلُولٗا فَٱمۡشُواْ فِي مَنَاكِبِهَا وَكُلُواْ مِن رِّزۡقِهِۦۖ وَإِلَيۡهِ ٱلنُّشُورُ ١٥ ﴾ [الملك: 15]

**"Ang Allah na Bukod-Tangi ay Siyang lumikha sa inyo ng kalupaan na palatag upang maging madali para sainyo ang pananatili rito, na kung kaya,maglakbay kayo sa mga lugar nito at sa iba't-ibang sulok nito, at mamuhay kayo mula sa kabuhayan na ipinagkaloob ng Allah sainyo, na mula rito ay kanyang pinalitaw para sainyo ; at sa Kanya lamang na Bukod-Tangi kayo patutungo."**

At kabilang din sa kadahilanan ay upang pagmuni-munihan ang mga nilikha ng Allah, sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ إِنَّ فِي خَلۡقِ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضِ وَٱخۡتِلَٰفِ ٱلَّيۡلِ وَٱلنَّهَارِ لَأٓيَٰتٖ لِّأُوْلِي ٱلۡأَلۡبَٰبِ ١٩٠ ٱلَّذِينَ يَذۡكُرُونَ ٱللَّهَ قِيَٰمٗا وَقُعُودٗا

وَعَلَىٰ جُنُوبِهِمۡ وَيَتَفَكَّرُونَ فِي خَلۡقِ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضِ رَبَّنَا مَا خَلَقۡتَ هَٰذَا بَٰطِلٗا سُبۡحَٰنَكَ فَقِنَا عَذَابَ ٱلنَّارِ ١٩١ ]

**"Katiyakan, sa paglikha ng Allâh (ﷻ) ng mga kalangitan at kalupaan nang walang pinanggayahan, at sa pagpapalit ng gabi at araw, at pag-iiba-iba nito sa haba at sa iksi ay malilinaw at dakilang mga palatandaan na nagpapatunay sa Kaisahan ng Allâh (ﷻ) para sa mga taong may pang-unawa at may matutuwid na pag-iisip.* Yaong mga palaging inaalaala ang Allâh (ﷻ) sa lahat ng pagkakataon habang sila ay nakatayo,**

**nakaupo, nakahiga at iniisip nila nang lubusan ang hinggil sa pagkakalikha ng mga kalangitan at kalupaan, na sinasabi nila: "O Aming 'Rabb'na Tagapaglikha! Luwalhati sa Iyo, hindi Mo ito nilikha nang walang dahilan, dahil ligtas Ka sa mga ganoong bagay. Ilayo Mo kami sa kaparusahan ng Impiyernong-Apoy"**

At kabilang din sa kadahilanan ay upang kumuha ng mga aral mula sa mga nangyari sa mga naunang nasyon at kapanahunan, lalo na sa huling bahagi ng kanilang buhay dito sa mundo, sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ قَدۡ خَلَتۡ مِن قَبۡلِكُمۡ سُنَنٞ فَسِيرُواْ فِي ٱلۡأَرۡضِ فَٱنظُرُواْ كَيۡفَ كَانَ عَٰقِبَةُ ٱلۡمُكَذِّبِينَ ١٣٧ ﴾ [آل عمران: 137]

**"Pinaliliwanagan ng Allâh (ﷻ) ang mga mananampalataya, noong sila ay sinubok sa labanan sa Uhud bilang pakikiramay sa kanila. Na walang pag-aalinlangan, nakaraan na ang panahon ng mga nauna sa inyo na mga tao; sinubukang mga naniwala mula sa kanila ng pakikipaglaban sa mga walang pananampalataya at sila ay nagtagumpay. Samakatuwid, maglakbay kayo sa kalupaan upang makakuha kayo ng aral sa mga nangyari sa mga tumanggi at hindi naniwala sa Allâh (ﷻ) at sa Kanyang mga Sugo."**

At kabilang din dito ay ang pagtuklas sa mga kamangha-manghang pagkabuo ng mga nilikha ng Allah -ﷻ- mula sa panimula ng mga ito hanggang sa katapusan , sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ قُلۡ سِيرُواْ فِي ٱلۡأَرۡضِ فَٱنظُرُواْ كَيۡفَ بَدَأَ ٱلۡخَلۡقَۚ ثُمَّ ٱللَّهُ يُنشِئُ ٱلنَّشۡأَةَ ٱلۡأٓخِرَةَۚ إِنَّ ٱللَّهَ عَلَىٰ كُلِّ شَيۡءٖ قَدِيرٞ ٢٠ ﴾

[العنكبوت: 20]

**"Sabihin mo sa kanila, O Muhammad, na di naniniwala sa Pagkabuhay na Mag-uli: "Maglakbay kayo sa kalupaan at pagmasdan kung paano nilikha ng Allah ang mga nilikha at hindi naging mahirap sa Kanya ang paglikha ng mga ito sa una, na kung kaya, ganoon din, hindi rin magiging mahirap sa Kanya na ibalik ito sa panibagong pagkakataon, katiyakan, ang Allah ay Makapangyarihan sa lahat ng bagay, na hindi mahirap sa Kanya ang anuman na Kanyang nais, na Siya ang may kakayahan na gawin ang lahat ng bagay"**

At kabilang din dito ay ang paglalakbay o pangingibang bayan upang magkaroon ng kakayanang maisabuhay ang relihiyong Islam, sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ يَٰعِبَادِيَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِنَّ أَرۡضِي وَٰسِعَةٞ فَإِيَّٰيَ فَٱعۡبُدُونِ ۝٥٦ ﴾ [العنكبوت: 56]

**"O Aking mga alipin na naniwala! Kung kayo ay nahihirapan na ilantad ang inyong pananampalataya at Bukod-Tanging pagsamba lamang sa Akin ay mangibang-bayan kayo tungo sa Aking malawak na kalupaan at sambahin ninyo Ako ng Bukod-Tangi"**

Subalit ang paglalakbay, sa kabila ng mga kabutihang makukuha mula dito, ay walang duda na ito ay punong-puno ng pagod, puyat, uhaw,gutom at pagkalayo mula sa pamilya,kayamanan at mga anak, ganoon din maaaring maapektuhan ang katawang pisikal dahilan ng pagbabago ng klema sa tuwing napupunta sa ibang lugar, at tunay na totoo ang sinabi ng Sugo-ﷺ- :

"السفر قطعة من العذاب، يمنع أحدكم طعامه وشرابه ونومه، فإذا قضى نهمته، فليعجل إلى أهله" (متفق عليه)

**"Ang paglalakbay ay isang piraso o bahagi ng kaparusahan, pumipigil sa isa sainyo mula sa kanyang pagkain,inumin,pagtulog, kaya kung natapos na niya ang kanyang sadya sa paglalakbay niya ay agad siyang bumalik sa kanyang pamilya"**

hadith na pinagkasunduan (sahih).

At sa ating relihiyon, katotohanan ang bawat nagpapahirap sa isang alipin o nagpapabigat sa kanya ay mayroong katumbas na pagpapagaan at pagpapadali, sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ وَمَا جَعَلَ عَلَيۡكُمۡ فِي ٱلدِّينِ مِنۡ حَرَجٖۚ ﴾ [الحج: 78]

**"At katiyakan, nagmagandang-loob Siya sa inyo noong ginawa Niya para sa inyo ang makatarungan at ganap na batas, na walang anumang pagmamalupit at pagpapahirap sa anumang ipinag-uutos at mga alintuntunin nito"**

At tunay na ang Allah -ﷻ- ay pinagaan Niya para saatin ang mga gawaing pagsamba kapag tayo ay nasa paglalakbay, katulad halimbawa ng pag-aayuno na kung saan sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ فَمَن كَانَ مِنكُم مَّرِيضًا أَوۡ عَلَىٰ سَفَرٖ فَعِدَّةٞ مِّنۡ أَيَّامٍ أُخَرَۚ ﴾ [البقرة: 184]

**“kung sinuman sa inyo ang sakaling maysakit at mahihirapan siyang mag-ayuno o di kaya siya ay isang manlalakbay ay maaari niyang itigil muna pansamantala ang kanyang pag-aayuno, nguni’t ito ay nararapat niyang palitan sa ibang araw”**

At ganoon din ang ating Propeta -ﷺ- ay nagsabi :

( ليس من البر الصوم في السفر) (متفق عليه )

**“Hindi kabilang sa kabutihan ang pag-aayuno habang naglalakbay”** hadith na pinagkasunduan (sahih). Samantalang ang Salah ay mayroong partikular na hadith patungkol dito.

Mga alipin ng Allah-ﷻ- : Katotohan ang Salah o pagdarasal ay isang tungkuling hindi pinagpapaliban maging ito ay sa paglalakbay man o hindi,ngunit dahil sa pagiging magaan at pagiging madali nitong ating relihiyon ay tinuro sa atin ang mga espesyal na panuntunan ng pagdarasal habang tayo ay nasa paglalakbay bilang habag at pagpapagaan sa atin, at ang ilan sa mga panuntunan na ito ay ang mga sumusunod :

**Una** : Ang pagpapaiksi ng Salah: sinasagawa ng dalawang rakaa  ang mga pagdarasal na mayroong apat na rakaa, sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ وَإِذَا ضَرَبْتُمْ فِي ٱلْأَرْضِ فَلَيْسَ عَلَيْكُمْ جُنَاحٌ أَن تَقْصُرُوا۟ مِنَ ٱلصَّلَوٰةِ إِنْ خِفْتُمْ أَن يَفْتِنَكُمُ ٱلَّذِينَ كَفَرُوٓا۟ ۚ إِنَّ ٱلْكَٰفِرِينَ كَانُوا۟ لَكُمْ عَدُوًّا مُّبِينًا ﴿١٠١﴾ ﴾ [النساء: 101]

**“At kapag kayo ay naglakbay sa kalupaan ng Allâh (ﷻ), O kayong mga mananampalataya, walang kasalanan sa inyo kapag pinaikli ninyo ang inyong mga ‘Salah’ kung kayo ay natatakot na makikipaglaban sa inyo ang mga walang pananampalataya habang isinasagawa ninyo ang inyong pagsa-‘Salah.At naging madalas ang panganib noon sa paglalakbay ng mga Muslim sa simula ng kanilang pagiging Muslim, na samakatuwid, ang pagpapaikli ng ‘Salah’ ay ipinahihintulot sa panahon ng paglalakbay, ligtas man ito o may panganib.  Katiyakan, lantaran ang pakikipaglaban sa inyo ng mga walang pananampalataya, na kung kaya ay maging maingat kayo”**

At kung ikinagulat mo na ang talatang ito ay ibinaba sa kalagayang digmaan ay ganoon din, nauna na saiyo si Ya'laa Ibnu Umayyah na sadyang ikinagulat din ito, kaya tinanong niya si Umar Ibnu Al-khattab patungkol sa talatang ito :

﴿ فَلَيۡسَ عَلَيۡكُمۡ جُنَاحٌ أَن تَقۡصُرُواْ مِنَ ٱلصَّلَوٰةِ إِنۡ خِفۡتُمۡ أَن يَفۡتِنَكُمُ ٱلَّذِينَ كَفَرُوٓاْۚ ﴾ [النساء: 101]

At ang mga tao ngayon ay nasa kapayapaan na? Sinagot siya ni Umar- t- : itong kinagulat mo ay pinagtatakahan kona din noon,kaya tinanong ko ang Sugo-ﷺ- patungkol diyan, at kanyang sinabi:

"صدقة تصدق الله بها عليكم، فاقبلوا صدقته" (مسلم)

**"Pagpapala ng Allah para sainyo, kaya tanggapin ninyo ang pagpapalang ito"** Inulat ni Muslim kaawaan nawa siya ng Allah -ﷻ-. At mula kay Aisha ina ng mga mananampalataya, kanyang sinabi :

(فرض الله الصلاة حين فرضها، ركعتين ركعتين، في الحضر والسفر، فأقرت صلاة السفر، وزيد في صلاة الحضر) (متفق عليه )

**"Ipinag-utos ng Allah -ﷻ- ang salah noong inubliga ito na dalawa-dalawang rakaa, sa paglalakbay man o hindi, kaya nanatili parin itong dalawang rakaa sa paglalakbay, at nadagdagan ng rakaa ang salah ng residente"** hadith na pinagkasunduan (sahih).

Ang isang naglalakbay ay pinapaiksi niya ang mga sumusunod na mga salah; Dhuhr, Asr at Isha' at walang pagpapaiksi sa Fajr at Magrib. At kung ang mga obligadong dasal ay pinapaiksi, ay mas lalong higit na mainam ang pag-iwan ng mga sunnah o boluntaryong pagdarasal tulad ng sunnah ratiba maliban sa sunnah ratiba ng Fajr at Witr. "Mula kay Isa Ibn Hafs Ibn Aasim Ibn Umar Ibn Al-khattab, mula sa kanyang tatay ay nagsabi :sinamahan ko si Ibnu Umar sa daanan papuntang Makkah, at sinabi niya: at nagsalah saamin ng Dhuhr dalawang rakaa, at pagkatapos ay umalis na kami hanggang sa nagpahinga kami ng ilang sandali at lumingon siya sa lugar na pinagsalahan namin at napansin niya ang mga tao ay nakatayo, kaya sinabi niya: ano ang ginagawa ng mga iyon? Sinabi ko: lumuluwalhati sila sa Allah at nagdadakila.sinabi niya: "kung ako ay gagawa ng tulad ng ginagawa nila tiyak na kinumpleto ko ng apat ang aking salah, o anak ng

aking kapatid! Katotohanan nakasama ko ang Sugo ng Allah-ﷺ- sa paglalakbay at hindi niya dinadagdagan ang dalawang rakaa hanggang sa siya'y pumanaw ,at katotohanan ang Allah -ﷻ- ay nagsabi :

﴿ لَّقَدۡ كَانَ لَكُمۡ فِي رَسُولِ ٱللَّهِ أُسۡوَةٌ حَسَنَةٞ ﴾ [الأحزاب: 21]

**"Katiyakan, para sa inyo, O kayong mga mananampalataya, sa mga sinasabi ng Sugo ng Allah, sa kanyang mga ginagawa at kaugalian ay mabuting halimbawa na dapat ninyong pamarisan"** hadith na pinagkasunduan (sahih).

At kung magtatanong ka patungkol sa layo o distansya upang pahintulutan ang pagpapaiksi ng Salah, tunay na nauna ng itinanong ito ni Yahya Ibn Yazid Al-hinaiy kay Anas Ibn Malik at siya'y sumagot:

(كان رسول الله صلى الله عليه وسلم إذا خرج مسيرة ثلاثة أميال، أو ثلاثة فراسخ –شعبة الشاك– صلى ركعتين) (مسلم)

**"Naging kaugalian ng Sugo -ﷺ- kapag siya ay lumalabas o naglalakbay ng mayroong layo na 3 milya o kaya tatlong farasikh ….ang pagsasalah ng dalawang rakaa (pagpapaiksi)"** Inulat ni Muslim - kaawaan nawa siya ng Allah-

At ito ay humigit kumulang 80 kilometro ayon sa opinyon ng nakakaraming pantas sa Islam, kahit na sa kabila nito ay mayroong mga iilang pantas ang nagsabi na maaring magpaiksi sa bawat tinatawag na paglalakbay kahit man hindi umabot sa 80 kilometro. Ngunit kung ang usapan naman ay kung gaano katagal ang pagpapaiksi, ay maaaring magpaiksi ang naglalakbay hanggat siya ay nasa kalagayang paglalakbay,at ganoon din magpapaiksi ang sinumang naglalakbay at may intensyong manatili sa isang lugar ng mas mababa kaysa sa apat na araw, ngunit kung nag-intensyon na manatili ng apat na araw o higit pa, ay hindi siya maaring magpaiksi sa oras na makarating siya sa lugar na iyon.

**Pangalawa :** Ang pagsamahin ang dalawang salah o pagdarasal : pinahihintulutan ang isang manlalakbay kung kinakailangan niya ang pagsabayin o pagsamahin ang Salah Dhuhr at Asr ,isagawa niya sa oras ng Dhuhr o kaya sa oras ng Asr, at ganon din ang

Salah Magrib at Isha' sa oras ng Magrib o kaya sa oras ng Isha' nakadepende sa pangangailangan niya. Mula kay Ibnu Abbas - t- siya ay nagsabi :

(كان رسول الله صلى الله عليه وسلم يجمع بين صلاة الظهر والعصر، إذا كان على ظهر سير ويجمع بين المغرب والعشاء) (متفق عليه)

**"Naging kaugalian ng Sugo -ﷺ- ang pagsabayin ang Dhuhr at Asr kapag siya ay nasa paglalakbay at ganoon din ang Magrib at Isha"** hadith na pinagkasunduan (sahih).

Ngunit kung hindi naman kinakailangan ang pagsamahin ay mas mainam na hindi ito pagsamahin, at kung pinagsabay ang dalawang Salah kahit na wala namang dahilan para pagsamahin ay wala ring problema.

At kung ang usapan naman ay, mag-aadhan ba o mag-iiqamah kapag pinagsama ang dalawang Salah ? Ang masasabi natin ay: mag-adhan ng isang beses at mag-iqamah kada isang Salah, at huwag magsagawa ng anumang Salah sa pagitan nitong dalawa, mula kay Ibnu Umar siya ay nagsabi:

(جمع النبي صلى الله عليه وسلم بين المغرب والعشاء بجمع كل واحدة منهما بإقامة، ولم يسبح بينهما، ولا على إثر كل واحدة منهما) (متفق عليه)

**"Pinagsabay ng Propeta -ﷺ- ang Magrib at Isha' pinagsama ang dalawa sa pamamagitan ng tig-iisang iqama at hindi gumawa ng anumang pagluluwalhati o pag-ala-ala sa Allah -ﷻ- sa pagitan ng dalawang ito at ganoon din pagkatapos nito"** hadith na pinagkasunduan (sahih).

At kung nagpaiksi ng Salah ang isang naglalakbay o pinagsama niya ang dalawang Salah at pagkatapos ay bumalik siya kaagad ng lugar niya bago pa man lumabas ang oras ng Salah na iyon o bago paman pumasok ang tamang oras ng Salah na naisagawa na, ay hindi na niya kailangan pang ulitin pa ito kundi sapat na ang nagawa niya sa paglalakbay, dahil nagawa niya ang Salah na iyon na naaayon sa batas ng Islam.

**Pangatlo :** Ang pagpunas sa medyas o anumang sinusuot sa paa na katulad nito: Pinahihintulutan ang isang naglalakbay na punasan ang ibabaw ng kanyang medyas kapalit ng paghugas ng paa sa tuwing siya ay nagwuwudu' sa loob ng 3 araw at 3 gabi,

mula kay Shuraih Ibn Hani’ siya ay nagsabi: pinuntahan ko si Aisha upang tanungin patungkol sa pagpunas sa medyas, at siya ay sumagot : marapat na ikaw ay pumunta kay Ibn Abiy Talib, at tanungin mo siya patungkol dito, dahil siya ay palaging naglalakbay kasama ang Sugo -ﷺ- kaya aming pinuntahan at tinanong, at kanyang sinabi :

(جعل رسول الله صلى الله عليه وسلم ثلاثة أيام ولياليهن للمسافر، ويومًا وليلة للمقيم) (مسلم )

**“Pinahintulot ng Sugo -ﷺ- ang tatlong araw at tatlong gabi para sa isang naglalakbay, isang araw at isang gabi naman para sa hindi naglalakbay”** Inulat ni Muslim - kaawaan nawa siya ng Allah -ﷻ-.

Pinahihintulutan ang pagpunas sa medyas kung ito ay malinis at natatabunan ang paa at bukong-bukong, mula kay Almugirah Ibn Shu’bah katotohanan ang Sugo - ﷺ- *“nagwudu’ at pinunasan ang kanyang dalawang medyas at tsinelas”* Ibnu Majah. At ang kundisyon sa pagpahintulot sa pagpunas ay nararapat na nakapagwudu’ muna o kaya nasa tahara bago sinuot ang medyas, mula rin kay Almugirah Ibn Shu’bah, kanyang sinabi:

(كنت مع النبي صلى الله عليه وسلم في سفر، فأهويت لأنزع خفيه، فقال: "دعهما، فإني أدخلتهما طاهرتين، فمسح عليهما"). (متفق عليه)

“Nakasama ko ang Propeta- ﷺ- sa isang paglalakbay, at nilapitan ko siya upang tanggalin ang kanyang medyas, at kanyang sinabi **: pabayaan mo sila ,katotohanan bago ko sila sinuot ay nakapagtahara (nakapaglinis) muna ako,** at pagkatapos ay pinunasan niya ito” hadith na pinagkasunduan (sahih).

At magsisimula ang oras ng pagpunas sa unang pagmunas matapos ang hadath, at hindi mismo sa oras ng hadath, at ang tinutukoy natin na hadath ay ang hadath na maliit (tulad ng pag-ihi), samantala kung ang tumama ay malaking hadath tulad ng janaba (ang dahilan ay pagtatalik at iba pa..) ay nararapat na hubarin ang dalawang medyas upang maligo.

**Pang-apat:** Katotohanan ang Allah -ﷻ- kabilang sa kanyang kagandahang loob at pagpapala: ay sinusulat sa isang naglalakbay ang gantimpla ng mga gawaing salah na nakaugalian niyang gawin sa panahon na hindi siya naglalakbay, mula kay Abu Musa katotohanan ang Sugo- ﷺ- ay nagsabi :

(إذا مرض العبد، أو سافر، كتب له مثل ما كان يعمل مقيمًا صحيحًا) (البخاري )

**"Kapag nagkasakit ang isang alipin o kaya ay naglalakbay, ay isusulat para sa kanya ang mga gawain na ginagawa niya sa panahon na siya ay walang sakit at hindi naglalakbay"** Bhukari.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

At katotohanan kabilang sa obligasyon ng isang naglalakbay ang magsumikap na alamin ang direksyon ng Qiblah, ngunit kung siya ay nagkulang upang tukuyin ang eksaktong direksyon nito o kaya nagsasalah sa loob ng eroplano o kaya sasakyang panlupa na nagbabago-bago ang direksyon, sa ganoong sitwasyon ay mawawala sa kanya ang obligasyong ito at hindi siya pananagutin. Sa ganitong unang sitwasyon ay magsalah siya kung saan umabot ang kanyang pagsisikap upang alamin ito, at hindi na kailangan pang ulitin ang salah kung sakali nagawa niya ito at saka pa lamang nalaman na mali pala ang Qibla niya.At sa pangalawang sitwasyon naman ay magsalah siya at haharap siya kung saan nakaharap ang kanyang sinakyang eroplano o sasakyan, at katotohanan ang sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ وَلِلَّهِ ٱلْمَشْرِقُ وَٱلْمَغْرِبُ ۚ فَأَيْنَمَا تُوَلُّوا۟ فَثَمَّ وَجْهُ ٱللَّهِ ۚ إِنَّ ٱللَّهَ وَٰسِعٌ عَلِيمٌ ﴿١١٥﴾ ﴾ [البقرة: 115]

**"Ang Allâh (ﷻ) ay Nagmamay-ari ng sinisikatan ng araw at ang nilulubugan nito, at maging ang nasa pagitan ng dalawang ito, sapagka't Siya ang Nagmamay-ari ng lahat ng mga kalupaan, na samakatuwid, kahit saan man kayo humarap habang kayo ay nagsa-Salah bilang kautusan ng Allâh (ﷻ) sa inyo; at walang pag-aalinlangan, na dahil sa kayo ay naghahangad na makaharap ang Mukha ng Allâh (ﷻ), ay hindi pa rin kayo nakalalabas sa Kanyang kaharian at sa pagsunod sa Kanya."**

At magsalah siya ng nakatayo, at kung hindi kaya magsalah nang nakatayo,-kung siya ay nakasakay- ay magsalah siya ng nakaupo, at ito ang ikalimang panuntunan ng pagsasalah sa paglalakbay. At nararapat na malaman at laging tandaan na ang lahat ng pagpapagaan

na ito ay para isang paglalakbay na pagsunod sa Allah -ﷻ- at hindi ang paglalakbay na pagsuway (naglakbay upang gumawa ng kasalanan).

Mga alipin ng Allah :may natitira pa bang dahilan upang hindi tuparin ng tao ang kanyang tungkuling pagsasalah o pagdarasal, sa kabila ng mga pagpapagaan na ito! Tunay na ang Allah ay nagbigay ng matinding babala sa silang pabaya at hindi pinahalagahan ang mga oras ng Salah o kaya tuluyang hindi sinasagawa ang Salah sa tamang oras nito at kanyang sinabi :

﴿ فَخَلَفَ مِنۢ بَعۡدِهِمۡ خَلۡفٌ أَضَاعُواْ ٱلصَّلَوٰةَ وَٱتَّبَعُواْ ٱلشَّهَوَٰتِۖ فَسَوۡفَ يَلۡقَوۡنَ غَيًّا ٥٩ ﴾ [مريم: 59]

**"At dumating pagkatapos nila na mga biniyayaan ang mga masasama na hindi na nagsasagawa ng Salah o kung isinasagawa man nila ito ay wala na sa tamang oras, o di kaya ay nawala na ang mga yaong haligi o pundasyon ng Salah at mga obligasyon nito na gawain, at ang sinunod lamang nila ay ang kanilang sariling kagustuhan. Na kung kaya, walang pag-aalinlangang matatamo nila ang napakasama at karima-rimarim na bagay, at pagkaligaw at pagkasawi sa Impiyerno."** At ang ibig sabihin ng Algay –magpakupkop tayo sa Allah- ay kaparusahan.At sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ فَوَيۡلٌ لِّلۡمُصَلِّينَ ٤ ٱلَّذِينَ هُمۡ عَن صَلَاتِهِمۡ سَاهُونَ ٥ ﴾ [الماعون: 4-5]

**"Samakatuwid, matinding kaparusahan at kapahamakan sa mga yaong nagsasagawa ng Salah nang may pagkukunwari na wala sa pagiging taimtim nito, na hindi nila ito ginagawa sa tamang kaparaanan at wala ito sa tamang oras na itinakda."**

O mga aipin ng Allah : alagaan ninyo ang inyong pagdarasal ,at tanggapin ninyo ang pagpapagaan ng inyong Panginoon para sainyo at magpasalamat kayo sa kanya pagpalain niya kayo.






## 27- Ang Zakat sa Islam

**الخطبة الأولى:**

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِل فلن تَجِدَ لَه وَلِيَاً مُرْشِدَاً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّدَاً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ١ ﴾﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ٧٠ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ٧١ ﴾ أمَّا بعد:

Sa batas ng Allah ﷻ ay nilikha niya ang mayaman at mahirap mula sa mga tao, ito ay upang maging matuwid ang kalagayan ng buhay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ نَحۡنُ قَسَمۡنَا بَيۡنَهُم مَّعِيشَتَهُمۡ فِي ٱلۡحَيَوٰةِ ٱلدُّنۡيَاۚ وَرَفَعۡنَا بَعۡضَهُمۡ فَوۡقَ بَعۡضٖ دَرَجَٰتٖ لِّيَتَّخِذَ بَعۡضُهُم بَعۡضٗا سُخۡرِيّٗاۗ ﴾

[الزخرف: 32]

**"Kami ang nagbahagi sa kanilang mga pamumuhay sa buhay sa Mundo, at Aming itinaas ang iba sa kanila ng antas mula sa iba upang gamitin nila ang isa't isa sa paninilbihan"**

Ngunit inobliga ng Allah ﷻ sa mga mayaman ang Zakat upang maging pantay, dahil dito'y kapag magbibigay lamang ang mga mayayamang Muslim ng Zakat ay walang matitirang mahirap o nangangailangan.

Ang Zakat ay isa sa mga haligi ng Islam, sinabi ng Propeta ﷺ:

(بني الإسلام على خمس: شهادة أن لا إله إلا الله وأن محمدا رسول الله، وإقام الصلاة، وإيتاء الزكاة، والحج، وصوم رمضان) (متفق عليه)

**“Nakatayo ang Islam sa limang Haligi, ang pagsaksi na walang panginoon maliban sa Allah at ang Muhammad ay Sugo ng Allah, at ang pagtayo ng Salah, at ang pagbigay ng Zakat, at ang Hajj at pag-ayuno sa Ramadhan”**

O mga Muslim, ang pagbigay ng Zakat ay napakahalaga, kasama sa mga kahalagahan nito;

1- Ang paglaganap ng pagmamahalan at habag sa pagitan ng mga Muslim, at upang mapigilan ang inggit na pumapasok sa mga puso ng mga mahihirap laban sa kanilang mga kapatid na mayayaman.
2- Upang malayo ang mga mahihirap sa panlilimos sa mga daanan, kagaya ng ating nabanggit na kapag magbigay lamang ang mga mayayamang Muslim ng Zakat ay walang matitirang mahihirap.
3- Ito ay maging dahilan ng paglakas ng Bansa sa ekonomiya at sandataang lakas.

Dahil sa ang Zakat ay napakahalaga, ito’y inobliga ng Allah ﷻ sa bawat muslim na malaya, at umabot ng Nisab( particular na halaga ng kayamanan) ang kanyang kayamanan, at ang kayamanan niya’y sobra sa kanyang gastusin at ito’y umabot ng isang buong taon (maliban sa mga pananim).

Ang Zakat ay ibibigay sa mga binanggit ng Allah ﷻ;

﴿ إِنَّمَا ٱلصَّدَقَٰتُ لِلۡفُقَرَآءِ وَٱلۡمَسَٰكِينِ وَٱلۡعَٰمِلِينَ عَلَيۡهَا وَٱلۡمُؤَلَّفَةِ قُلُوبُهُمۡ وَفِي ٱلرِّقَابِ وَٱلۡغَٰرِمِينَ وَفِي سَبِيلِ ٱللَّهِ وَٱبۡنِ ٱلسَّبِيلِۖ فَرِيضَةٗ مِّنَ ٱللَّهِۗ وَٱللَّهُ عَلِيمٌ حَكِيمٞ ٦٠ ﴾ [التوبة: 60]

**“ Katotohanan, ang kawanggawa ay nakalaan para sa mga dukha, at maralita, at sa mga kawaning naglilikom nito, at sa mga taong ang mga puso ay malapit sa Islam, at sa pagpalaya ng mga alipin, at sa may mga utang, at sa landas ng Allah, at sa mga naglalakbay, isang kautusang mula sa Allah. At ang Allah ay maalam, Tigib ng karunungan”**

Mga alipin ng Allah ﷻ, ang pagbigay ng Zakat ay napakaraming kabutihang nadudulot nito. Kasama dito;

Ang Allah ﷻ ay nagbahagi ng kayamanan upang ito’y gastahin. Sinabi ng Propeta ﷺ;

"إن الله قال: إنا أنزلنا المال لإقام الصلاة وإيتاء الزكاة" (أحمد)

**“Tunay na ang Allah ay nagsabi: Tunay na Kami ay nagpababa ng kayamanan alang-alang sa pagtayo ng Salah at pagbigay ng Zakat”**

Hindi ibinababa ng Allah ﷻ ang kayamanan maliban na lamang upang ito’y ating gamitin upang maitayo ang mga palatandaan ng Relihiyon kagaya ng salah, Zakat, at Haj.

Ang Zakat ay doblihin sa Mundo at Kabilang buhay, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَمۡحَقُ ٱللَّهُ ٱلرِّبَوٰاْ وَيُرۡبِي ٱلصَّدَقَٰتِۗ ﴾ [البقرة: 276]

**“Buburahin ng Allah ang ribah at Kanyang palalaguin ang kawanggawa”**

Ibig sabihin ay Kanya itong dadagdagan at gawing mabiyaya sa mundo at gawing doble ang gantimpala nito sa kabilang buhay.

Ang Zakat ay panlinis ng kayamanan at ng sarili. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ خُذۡ مِنۡ أَمۡوَٰلِهِمۡ صَدَقَةٗ تُطَهِّرُهُمۡ وَتُزَكِّيهِم بِهَا ﴾ [التوبة: 103]

**“Kumuha ka ng kawanggawa sa kanilang kayamanan bilang panlinis sa kanila at pagdalisay”**

Ang Zakat ay proteksiyon mula sa kaparusahan ng libingan, sinabi ng Propeta ﷺ:

(إن الميت إذا وضع في قبره إنه يسمع خفق نعالهم حين يولون عنه، فإن كان مؤمنًا، كانت الصلاة عند رأسه، وكان الصيام عن يمينه، وكانت الزكاة عن شماله)

**“Tunay na ang isang patay kapag ilalagay sa kanyang libingan ay kanyang maririnig ang tunog ng kanilang mga tsenilas kapag sila’y paalis na. Kapag siya’y isang mananampalaya, ang kanyang Salah ay nasa kanyang ulo, at ang kanyang pag-ayuno ay nasa kanyang kanan, at ang kanyang Zakat ay nasa kanyang kaliwa..” Hadith**

Ang Zakat ay inaalis nito ang kasamaan ng kayamanan, sinabi ng Propeta ﷺ:

(من أدى زكاة ماله فقد ذهب عنه شره" (الطبراني)، وفي لفظ: "إذا أديت زكاة مالك فقد أذهبت عنك شره)

**“Sinuman ang magbigay ng Zakat ng kanyang kayamanan ay tunay na naalis nito ang kanyang kasamaan”**

Ang Zakat ay nadadagdagan nito ang kayamanan at hindi nababawasan. Sinabi ng Allah ﷻ sa Hadith Al-Qudsi:

(يا ابن آدم أنفق أنفق عليك) (متفق عليه)

**" O anak ni Adan gumasta ka at ako'y gumasta sa iyo"**

Sinabi ng Propeta ﷺ:

(ما نقصت صدقة من مال) (مسلم)

**"Ang Sadaqa (Zakat) ay hindi nito nababawasan ang kayamanan"**

Ang pagbigay ng Zakat ay pasasalamat sa Allah ﷻ ,tunay na ang Allah ﷻ ay nangako;

﴿ لَئِن شَكَرْتُمْ لَأَزِيدَنَّكُمْ ﴾ [إبراهيم: 7]

**"Kapag kayo'y magpasalamat ay aking dadagdagan sa inyo( ang Aking biyaya)"**

At ang higit sa lahat ang Zakat ay kasama sa mga dahilang makapasok sa paraiso. Isang lalaki ang nagtungo sa Propeta ﷺ at kanyang sinabi: "O Propeta ng Allah, ituro mo sa akin ang gawain na ilalapit niya ako sa paraiso at ilalayo niya ako sa impyerno" Sinabi ng Propeta ﷺ:

"تعبد الله لا تشرك به شيئًا، وتقيم الصلاة، وتؤتي الزكاة، وتصل ذا رحمك"

**"Sambahin mo ang Allah at huwag kang magtambal sa Kanya ng pagsamba, at iyong itayo ang Salah, at magbigay ka ng Zakat, at iyong pagbutihin ang iyong relasyon sa iyong mga kamag-anak"**

Nang siya'y tumalikod sinabi ng Propeta ﷺ:

(إن تمسك بما أمر به دخل الجنة) متفق عليه

**"kapag kanyang pinanghawakan ang anumang inutos sa kanya ay makakapasok siya ng paraiso"**

O mga Muslim, kapag ang pagbigay ng Zakat ay dahilan ng pagpasok ng paraiso, gayun din na ang pag-iwan nito'y dahilan ng kaparusahan. Kasama sa mga kaparusahang ito, ay ang kaparusahan sa mundo at kabilang buhay. Ang kaparusahan niya sa mundo ay kakalabanin siya o paparusahan siya ng pinuno ng mga Muslim kagaya ng ginawa ni Abu bakr sa mga taong nagtangging magbigay ng Zakat.

Ang kanyang kaparusahan naman sa kabilang buhay, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلَّذِينَ يَكۡنِزُونَ ٱلذَّهَبَ وَٱلۡفِضَّةَ وَلَا يُنفِقُونَهَا فِي سَبِيلِ ٱللَّهِ فَبَشِّرۡهُم بِعَذَابٍ أَلِيمٖ ٣٤ يَوۡمَ يُحۡمَىٰ عَلَيۡهَا فِي نَارِ جَهَنَّمَ فَتُكۡوَىٰ بِهَا جِبَاهُهُمۡ وَجُنُوبُهُمۡ وَظُهُورُهُمۡۖ هَٰذَا مَا كَنَزۡتُمۡ لِأَنفُسِكُمۡ فَذُوقُواْ مَا كُنتُمۡ تَكۡنِزُونَ ٣٥ ﴾ [التوبة: 34-35]

**"At yaong mga nag-iimbak ng ginto at pilak at hindi ginugugol sa landas ng Allah, iyong ibalita sa kanila ang masakit na kaparusahan. Sa araw na kung saan ito'y paiinitin sa apoy ng impyerno at pagkaraan ay itatatak sa kanilang mga noo, sa kanilang mga tagiliran, at sa kanilang mga likod. Ito ang inyong tinipong yaman para sa inyong mga sarili kaya't inyong lasapin ang anumang inyong iniipon"**

Sinabi ng Propeta ﷺ:

(مانع الزكاة يوم القيامة في النار) الطبراني

**"Ang sinumang hindi magbibigay ng Zakat, sa kabilang buhay siya'y sa apoy"**

الخطبة الثانية:

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

O mga alipin ng Allah ﷻ, sinabi ng Propeta ﷺ:

(ما من يوم يصبح العباد فيه إلا ملكان ينزلان، فيقول أحدهما: اللهم، أعط منفقًا خلفًا، ويقول الآخر: اللهم، أعط ممسكًا تلفًا) (متّفق عليه)

**"Walang araw na kung saan mamumulat dito ang mga tao maliban na lamang na meron dalawang anghel na bababa at sasabihin ng isa sa kanila: " O Allah, bigyan mo ang taong gumasta( ng kanyang yaman) ng kayamanan" at sasabihin naman ng isa kanila: "O Allah sirain mo ang kayamanan ng taong hindi gumasta(ng kanyang yaman)"**

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَن يَبْخَلْ فَإِنَّمَا يَبْخَلُ عَن نَّفْسِهِۦ ﴾ [محمد: 38]

**"Sinuman ang nagmaramot tunay na siya'y nagmaramot sa kanyang sarili"**

Kaya't katakutan ninyo ang Allah ﷻ O kayong mga mananampalataya, at inyong isagawa ang Zakat ng inyong mga kayamanan bilang panlinis ng inyong mga sarili.








## 28- Ang Mga Hatol ng Zakatul Fitr

الخطبة الأولى:

Mga alipin ng Allah! Ang Zakatul fitr ay wajib sa naturang sukat nito, binibigay ito ng isang muslim pagkatapos ng Ramadan, at tinawag ito na zakatul fitr dahil ito ay zakah na binibigay pagkatapos ng pag-aayuno .

Mga alipin ng Allah! Ang katibayan ng pagiging obligado ng zakatul fitr ay ang hadith ni ibnu umar (kalugdan nawa siya ng Allah) na nabanggit sa Bukhariy at Muslim, kanyang sinabi:

(فَرَضَ رسول الله –صلى الله عليه وسلم– زَكَاةَ الْفِطْرِ مِنْ رَمَضَانَ عَلَى كُلِّ نَفْسٍ مِنَ الْمُسْلِمِينَ)

**"Inobliga ng Sugo ng Allah ﷺ ang zakatul fitr sa Ramadan sa lahat ng taong muslim".**

Sinabi ni Ibnu Mundhir : " Nagkaisa lahat ng mga ulama na ang zakatul fitr ay obligado".

Mga alipin ng Allah! Ang zakatul fitr ay may mga natatanging hatol sa kung kanino ito naoobliga, dahil ito ay hindi lamang obligado sa taong umabot ng wastong gulang at may tamang kaisipan bagkus ito ay obligado sa lahat ng muslim; Malaya man o alipin, lalaki man o babae, matanda man o bata. Ang katibayan nito ay hadith ni ibnu umar na kanyang sinabi:

(فَرَضَ رسول الله –صلى الله عليه وسلم– زَكَاةَ الْفِطْرِ مِنْ رَمَضَانَ عَلَى كُلِّ نَفْسٍ مِنَ الْمُسْلِمِينَ: حرٍّ أو عبدٍ، أو رجلٍ أو امرأةٍ، صغيرٍ أو كبيرٍ)

**" Inobliga ng Sugo ng Allah ﷺ ang zakatul fitr sa Ramadan sa lahat ng taong muslim, malaya man o alipin, lalaki man o babae, bata man o matanda" .**

Mga alipin ng Allah ! kabilang sa kakaibang katangian ng zakatul fitr ay hindi lang ito obligado sa isang tao para sa kanyang sarili, bagkus ito rin ay obligado sa kanya para sa lahat ng taong may obligasyon siyang sustintuhan ito, tulad ng kanyang asawa,mga anak, at iba pa.

Sinabi ng Permanent committee ng fatwa sa Saudi Arabia :

(زكاة الفطر تلزم الإنسان عن نفسه، وعن كلِّ من تجب عليه نفقته، ومنهم الزوجة؛ لوجوب نفقتها عليه)

“Ang zakatul fitr ay obligado sa isang tao para sa kanyang sarili at para din sa kanyang sinusustintuhan, at kabilang sa kanila ay ang kanyang asawa; dahil obligado sa kanyang sustintuhan siya.”

Mga alipin ng Allah! Ang zakatul fitr ba ay may Nisab o obligadong sukat tulad ng Nisab ng Zakah?

Katotohanang ang zakatul fitr ay may nisab subalit hindi tulad ng nisab ng zakah; dahil ang zakatul fitr ay may kakaibang nisab, ito ay kung ang isang tao ay may karagdagang pagkain sa gabi at araw ng Eid , katotohanang obligado sa kanya magbigay ng *zakatul fitr.*

Kung kaya sinoman ang may isang gantang na pagkain at ito ay ang bigas, na sobra sa kanyang pagkain sa pamilya sa gabi at araw ng *Eid* ay katotohanang siya ay nagtataglay ng *Nisab*, kung kaya ang *zakatul fitr* ay hindi lamang sa mga mayayaman, bagkus ito ay obligado maging sa mga mahihirap habang siya ay nagtataglay ng *nisab*.

At ang katibayan ay hadith ni ibnu Umar (kalugdan nawa siya ng Allah) sa sahih muslim na kanyang sinabi:

(أَنَّ رَسُولَ اللَّهِ –صلى الله عليه وسلم– فَرَضَ زَكَاةَ الْفِطْرِ مِنْ رَمَضَانَ عَلَى كُلِّ نَفْسٍ مِنَ الْمُسْلِمِينَ حُرٍّ أَوْ عَبْدٍ أَوْ رَجُلٍ أَوِ امْرَأَةٍ صَغِيرٍ أَوْ كَبِيرٍ صَاعًا مِنْ تَمْرٍ أَوْ صَاعًا مِنْ شَعِيرٍ)

**“ Katiyakan ang Sugo ng Allah ay inobliga ang Zakatul fitr sa Ramadan sa lahat ng taong muslim, alipin man o malaya, lalaki man o babae, bata man o matanda, sa sukat na isang gantang na datilis o isang gantang na barley.” [sa ating bayan ay bigas]**

Mga alipin ng Allah! Kung ang isang muslim ay nais magbigay ng zakatul fitr, ilan ang kanyang ibibigay at anu ang sukat nito at anu ang uri ng pagkain ang kanyang ibibigay?

Mga kapatid sa Islam! Ang sukat ng zakatul fitr na ibibigay ay isang gantang ng pangunahing pagkain ng isang lugar na kinakain ng mga tao, at sa ating lugar ay ang bigas.

At ang gantang na babasihan ay mismo ang gantang sa panahon ni Propeta Muhammad ﷺ at ito ay sinukat ng mga ulama sa kilo na kung saan ay katumbas ng dalawa at kalahating kilo ng bigas o halos humigit kumulang ng tatlong kilo.

At ang *zakatul fitr* ay magiging wajib sa paglubog ng araw sa panghuling araw ng Ramadan.

Kung kaya ang *zakatul fitr* ay magiging obligado lamang sa paglubog ng panghuling araw ng Ramadan, ng dahil dito, sinoman ang nagmuslim pagkatapos ng paglubog ng araw o di kayay nag'asawa o kayay nagkaroon ng anak o kayay namatay, ay katiyakan hindi obligado sa kanila ang *zakatul fitr*.

Subalit pinapahintulot na magbigay ng *zakatul fitr* sa dalawa o isang araw bago mag eid , dahil sa hadith na naiulat ni ibnu umar (kalugdan nawa siya ng Allah) na nabanggit sa sahihul bukhariy :

(وَكَانُوا يُعْطُونَ قَبْلَ الْفِطْرِ بِيَوْمٍ أَوْ يَوْمَيْنِ"، وفي لفظ للإمام مالك: "أن ابن عمر كان يبعث بزكاة الفطر إلى الذي تجمع عنده قبل الفطر بيومين أو ثلاثة)

“ Ang ilan sa mga sahabah ay nagbibigay ng zakatul fitr dalawa o isang araw bago mag Eid, at sa ibang pagkasabi sa pagkaulat ni imam malik: “ Na si ibnu umar ay nagpapadala ng zakatul fitr sa taong iniipon ito bago mag eid ng dalawa o tatlong araw.”

Subalit napakainam na ibigay ang zakatul fitr mismo sa araw ng Eid bago pa man magdaos ng pagsasalah; sapagkat si Propeta Muhammad ﷺ ay nag-utos na ibigay ito bago paman magsalah ang mga tao.

At alamin mo o kapatid kong muslim! Na hindi maaaring ipagpaliban ang pagbigay ng *zakatul fitr* at ibigay ito pagkatapos ng salah, at kung sinoman ang ipagpaliban ito pagkatapos ng salah ay nararapat sa kanyang magtawbah, at ibigay ito agad-agad, at ang katibayan nito ay hadith ni ibnu abbas (kalugdan nawa siya ng Allah) na nabanggit sa sunan abi dawod :

(مَنْ أَدَّاهَا قَبْلَ الصَّلاَةِ فَهِىَ زَكَاةٌ مَقْبُولَةٌ، وَمَنْ أَدَّاهَا بَعْدَ الصَّلاَةِ فَهِيَ صَدَقَةٌ مِنَ الصَّدَقَاتِ)

**“Sinuman ang ibigay ito bago magsalah ay katiyakan ito ay katanggap-tanggap na zakah, ngunit kung sinoman ang ibibigay ito pagkatapos ng salah ito ay maipapabilang lamang na isang sadaqah”.**

Mga alipin ng Allah! Kanino naman ibibigay ang *zakatul fitr*?

Katiyakan na ang *zakatul fitr* ay ibibigay lamang sa mga mahihirap na mga muslim, mga miskin.

Dahil sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ mula sa hadith ni ibnu Abbas (kalugdan siya ng Allah) sa sunan abi dawod:

(فَرَضَ رَسُولُ اللهِ –صلى الله عليه وسلم– زَكَاةَ الْفِطْرِ...، وَطُعْمَةً لِلْمَسَاكِينِ)

**"Inobliga ng Sugo ng Allah ang zakatul fitr sa Ramadan upang maging pagkain ng mga mahihirap na mga muslim."**

At pinapahintulot na ibigay ang madaming *zakatul fitr* sa isang tao lamang, at ganon din pinapahintulot na ibigay ang isang *zakatul fitr* sa madaming mahihirap na mga muslim.

Mga alipin ng Allah ! Nalaman natin na ang *zakatul fitr* ay isang pangunahing pagkain na kinakain ng mga tao sa isang lugar, subalit maaari bang ipagpalit ito sa pera? Imbis na pagkain ang ibibigay upang maging zakatul fitr, pera nalang ang ilalabas? Ang mga Ulama ay may dalawang opinyon sa bagay na ito: Karamihan sa mga Ulama ay ipinagbawal ito, at sabi nila na ito ay hindi katanggap-tanggap. Sila ay ang mga ulama ng *malikiyah*, *shafi'eyah*, at *hanabilah*. Ang ibang mga Ulama naman at sila ay ang mga *hanafiyah* ay nagsasabi na pinapahintulot ang pagbibigay ng pera bilang *zakatul fitr* at sabi pa nila na ito ay mas mainam ; sapagkat mas kailangan ng mahirap ang pera sa araw ng eid kaysa pagkain, upang magamit niya sa pangbili ng damit, karne at iba pa.

Mga kapatid sa Islam! Ang mga ulama ay nagsabi na Sunnah na ipagbigay ang *zakatul fitr* mismo sa lugar kung saan naroroon ang taong magbibigay, ngunit pinapahintulot naman kung sakaling sa ibang lugar ito ibibigay.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله، والصلاة والسلام على رسول الله، وبعد:

Mga kapatid sa Islam! Ang zakatul fitr ay isang mabiyayang batas na kabilang sa mga dakilang batas ng Islam , ipinapatupad ito ng Allah ﷻ dahil sa magandang maidudulot nito, at lahat ng batas ng Allah ay may magandang maidudulot, matuklasan man ito ng taong makatuklas o maging lingid sa taong hindi makakatuklas. Ang Islam ay nagbanggit

ng ilan sa mga magagandang maidudulot ng zakatul fitr at ito ay nakasaad mismo sa hadith ni ibnu abbas (kalugdan nawa siya ng Allah) na kanyang sinabi:

(فَرَضَ رَسُولُ اللَّهِ –صلى الله عليه وسلم– زَكَاةَ الْفِطْرِ طُهْرَةً لِلصَّائِمِ مِنَ اللَّغْوِ وَالرَّفَثِ وَطُعْمَةً لِلْمَسَاكِينِ)

**" Inobliga ng Sugo ng Allah ang zakatul fitr upang maging panglinis sa mga nag-ayuno mula sa mga nasabi at nagawang masama habang siya ay nag-aayuno at upang maging pagkain sa mga mahihirap na mga muslim".**






**29- Ang Pag-aayuno**

**الخطبة الأولى:**

Mga Alipin ng Allah ! Katakotan ninyo ang Allah ﷻ at Pasalamatan , sapagkat kayu ay Kanyang biniyayaan na pinaabot Niya kayu sa buwan ng Ramadan ang mabiyayang buwan, dahil ang pagkaabot sa Buwan ng Ramadan ay isang napakadakilang biyaya ng Allah para sa Kanyang Alipin. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ وَمَا بِكُم مِّن نِّعْمَةٍ فَمِنَ ٱللَّهِ ۝٥٣ ﴾ [النحل: 53]

**" At wala kayung matatamasa na biyaya maliban na lang na ito ay mula sa Allah"**

At ang Allah ﷻ pa ay nagsabi:

﴿ وَإِن تَعُدُّوا۟ نِعْمَتَ ٱللَّهِ لَا تُحْصُوهَآ ۝٣٤ ﴾ [إبراهيم: 34]

**"At kung bibilangin ninyo ang biyaya ng Allah , katotohanang hindi niyo ito mabibilang"**

Mga alipin ng Allah ﷻ! Magsumikap kayu sa buwan na ito, dahil katotohanan hindi niyo masid na baka ito ay hindi niyo na maabutan pa muli; sapagkat ang oras ng kamatayan at ang mga edad ay nasa kamay ng Allah ﷻ. Kanyang sinabi:

﴿ وَمَا تَدْرِى نَفْسٌ مَّاذَا تَكْسِبُ غَدًا ۖ وَمَا تَدْرِى نَفْسٌۢ بِأَىِّ أَرْضٍ تَمُوتُ ۚ إِنَّ ٱللَّهَ عَلِيمٌ خَبِيرٌۢ ۝٣٤ ﴾ [لقمان: 34]

**"At hindi alam ng bawat isa kung anu ang kanyang makakamit bukas na biyaya, at hindi rin alam ng bawat isa kung saang lupalop siya mamamatay, tanging ang Allah lamang ang nakakaalam, katotohanang Siya ay labis na nakakaalam sa mga lantad at lingid na bagay"**

O', kayong mga Muslim! Para sa inyong kaalaman,-naway kaawaan kayo ng Allah ﷻ at gawing mabiyaya saan man kayo naroroon- Ang mga kainaman ng pag-aayuno at mga pakinabang nito ay sobrang napakarami na halos hindi mabilang-bilang , ang ilan dito ay:

- Ang pag-aayuno ay magdudulot ng pagtakot sa Allah ﷻ. Ang Allah ay nagsabi:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ كُتِبَ عَلَيۡكُمُ ٱلصِّيَامُ كَمَا كُتِبَ عَلَى ٱلَّذِينَ مِن قَبۡلِكُمۡ لَعَلَّكُمۡ تَتَّقُونَ ١٨٣ ﴾ [البقرة: 183]

**"O' kayung mga mananampalataya, katiyakan! Inobliga sa inyo ang pag'aayuno tulad kung paano ito inobliga ng mga nauna sa inyo ; upang kayu ay magkaroon ng takot sa Allah"**

- Ang pag-aayuno sinabi ng Propeta ﷺ:

(جُنَّة يَستجن بها العبد من النار)

**"Proteksyon ng isang alipin laban sa empierno."**

- Ang pag-aayuno ay pinapalayo ng Allah ﷻ sa pamamagitan nito ang mukha ng nag-aayuno mula sa empierno. Sinabi ng mahal na Propeta ﷺ

(من صام يومًا في سبيل الله باعد الله وجهه عن النار سبعين خريفًا)

**"Sinuman ang mag-aayuno ng isang araw sa landas ng Allah,ipapalayo ng Allah ang kanyang mukha mula sa empierno ng layong lalakbayin ng pitungpong taon".**

At kung ang pag-aayuno ng isang araw ay makakamit ang ganitong gantimpala, anu nalang kaya ang isang kompletong buwan, o pag-aayuno ng tatlong araw na sunnah bawat buwan, o iba pang pag-aayuno na inutos ng Allah?

- At ang pag-aayuno ay Proteksyon mula sa pagnanasa ng sarili, sinabi ng Mahal na Propeta Muhammad ﷺ:

(يا معشر الشباب من استطاع منكم الباءة فليتزوج؛ فإنه أغض للبصر، وأحصن للفرج، ومن لم يستطع فعليه بالصوم فإنه له وجاء)

**"O' kayong mga kabataan! Sinoman sa inyo ang may kakayahang mag'asawa ay mag asawa na; dahil ito ay nagpapababa ng paningin sa kasalanan at napapangalagaan din nito ang puri mula sa kasiraan, at kung sakaling sinoman ang walang kakayahan ay mag-ayuno na lamang dahil ito ay isang Proteksyon para sa kanya".**

- At ang pag-aayuno ay walang katumbas sa gantimpala at walang pagsamba na kapareho nito. Katiyakang ito ay pinayo ng Propeta Muhammad ﷺ sa isa sa kanyang mga Sahabah:

(فعن أبي أمامة رضي الله عنه قال: قلت يا رسول الله مرني بأمر ينفعني الله به، قال: "عليك بالصوم؛ فإنه لا مثل له" وفي لفظ: "فإنه لا عِدلَ له)

Naiulat ni Abu Umamah (kalugdan nawa siya ng Allah) na kanyang sinabi: " Oh Sugo ng Allah, utusan mo ako ng isang gawin na gagantipalaan ako ng Allah sa pamamagitan nito", ang sagot ng Propeta ﷺ: **" Ikaw ay mag-ayuno, sapagkat ito ay walang kapareha sa gantimpaa"**. Sa ibang pagkaulat: **"sapagkat ito ay walang katumbas".**

- At ang pag-aayuno ay ipapasok nito ang tao sa isang pintuan sa paraiso na tinatawag na *RAYYAN*, sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إن في الجنة بابًا يقال له الريان، يدخل منه الصائمون يوم القيامة، لا يدخل منه أحد غيرهم، يُقال: أين الصائمون؟ فيقومون لا يدخل منه أحد غيرهم، فإذا دخلوا أُغلق فلم يدخل منه أحد)

**"Katiyakan! Sa Paraiso ay may isang pintuan na tinatawag na RAYYAN, walang makakapasok dito sa araw ng paghuhukom maliban lang sa mga nag-aayuno, at sila ay tatawagin: "Nasaan ang mga nag-aayuno! At sila ay tatayu, at walang ipapasok dito maliban lang sa kanila, at kapag ito ay naisarado na, wala ng ni isa ang makakapasok".**

At sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(فمن كان من أهل الصلاة دُعي من باب الصلاة، ومن كان من أهل الجهاد دُعي من باب الجهاد، ومن كان من أهل الصيام دُعي من باب الريان، ومن كان من أهل الصدقة دعي من باب الصدقة. قال أبو بكر رضي الله عنه: بأبي أنت وأمي يا رسول الله ما على من دُعي من تلك الأبواب من ضرورة فهل يُدعى أحدٌ من تلك الأبواب كلها؟ قال: نعم وأرجو أن تكون منهم)

**" At sinuman ang laging nagsasalah ay tatawagin siya sa Pintuan ng Salah sa paraiso, at sinuman ang nagjijihad ay tatawagin siya sa pintuan ng Jihad sa paraiso, at kung sinuman ang nag-aayuno ay tatawagin siya sa pintuan ng Rayyan , at kung sinuman**

**ang laging nagbibigay ng Sadaqah ay tatawagin siya sa pintuan ng Sadaqah.** Sinabi ni Abu bakr (kalugdan nawa siya ng Allah): " Oh Sugo ng Allah! ang bawat isa lang ba ay tatawagin sa kanyang pintuan? Maaari ba na ang isang tao ay tatawagin sa lahat ng pintuan sa paraiso? Ang sagot ng Mahal na Propeta ﷺ: **" Oo maari, at inaasahan ko na ikaw ay kabilang sa kanila".**

- At ang pag-aayuno ay nagbubura ng kasalanan. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(فتنة الرجل في أهله، وماله، وجاره تُكَفِّرها: الصلاة، والصيام والصدقة)

**"Ang kasalanan ng tao sa kanyang pamilya, kayamanan at kapitbahay ay buburahin ng pagsasalah, pag-aayuno at pagbibigay ng Sadaqah".**

- At ang pag-aayuno, pati narin ang Qur'an ay mamamagitan sa isang tao sa araw ng paghuhukom. Sinabi ng Mahal na Propeta ﷺ:

(الصيام والقرآن يشفعان للعبد يوم القيامة، يقول الصيام: أي ربِّ منعته الطعام والشهوات بالنهار فشفِّعني فيه، ويقول القرآن: منعته النوم بالليل فشفعني فيه" قال: "فيشفعان")

**"At pag-aayuno at ang Qur'an ay mamagitan para sa alipin upang siya ay tulungan sa araw ng paghuhukom. Sasabihin ng pag-aayuno: " Oh aking Panginoon, pinigilan ko siya sa pagkain at pagnanasa sa umaga,kung kaya hayaan Niyo po akong mamagitan at tulongan siya. At ang Qur'an naman ay magsasabi: " Oh aking Panginoon, pinigilan ko siya sa kanyang pagtulog sa gabi,kung kaya hayaan Niyo po akong mamagitan para sa kanya upang siya ay aking tulungan, at silang dalawa ay papahintulutan ng Allah".**

- At ang nag-aayuno ay bibigyan ng gantimpala na hindi mabilang-bilang, at ang pag-aayuno din ay magiging dahilan sa kaligayahan dito sa Mundo at sa kabilang buhay, at ang amoy ng bibig ng isang nag-aayuno ay mas mabango pa kaysa sa *Misk* (pabango sa paraiso). Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(كل عمل ابن آدم يضاعف له الحسنة بعشر أمثالها إلى سبعمائة ضعف، قال الله عز وجل: إلا الصوم؛ فإنه لي وأنا أجزي به، يدع شهوته، وطعامه [وشرابه] من أجلي، للصائم فرحتان: فرحة عند فطره، وفرحة عند لقاء ربه، ولخلوف فم الصائم أطيب عند الله من ريح المسك)

**"Lahat ng Gawain ng anak ni Adan ay dodoblehin ang gantimpala ng sampong beses hanggang pitong daang beses, at ang Allah ay nagwika: " Maliban sa pag-aayuno, dahil ito ay para sa akin, kung kaya ako mismo ang magagantimpala sa kanya ng special, kanyang iniwanan ang kanyang pagnanasa at pagkain alang alang sa akin, at sa taong nag-aayuno ay may dalawang kaligayahan: Kaligayahan sa sandaling tataposin niya ang kanyang pag-aayuno, at Kaligayahan sa sandaling haharap siya sa kanyang Panginoon, at katiyakan, ang amoy ng bibig ng isang nag-aayuno ay mas mabango pa para sa Allah kaysa pabangong misk."**

- At ang panalangin ng nag-aayuno ay katanggap-tanggap. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ثلاثة لا تردُّ دعوتهم: الإمام العادل، والصائم حتى يفطر، ودعوة المظلوم)

**"Tatlong tao na ang kanilang panalangin ay hindi kailanman matatanggihan: Ang makatarungang pinuno, ang nag-aayuno hanggang siya ay matapos at ang panalangin ng isang naaapi".**

- At ang pagpapakain ng isang nag-aayuno pagkatapos ng pag-aayuno ay may nakalaang malaking gantimpala. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَن فطَّر صائمًا كان له مثلُ أجره غير أنه لا ينقص من أجر الصائم شيئًا)

**" Sinuman ang magpapakain ng isang nag-aayuno ay katiyakang pagkakalooban siya ng gantimpala tulad ng gantimpala ng nag-aayuno na hindi ito mababawasan".**

الخطبة الثانية:

الحمد لله رب العالمين، والعاقبة للمتقين، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمدًا عبده ورسوله، صلى الله عليه وعلى آله، وأصحابه، وأتباعه بإحسان إلى يوم الدين. أما بعد:

Oh mga alipin ng Allah! katiyakan ang pag-aayuno ay may napakaraming kainaman, kahigitan at pakinabang na hindi kayang banggitin sa ganitong pagkakataon lamang. At ang kabilang sa mga pakinabang ng pag-aayuno ay matutuklasan dito kung sino ang tunay na sumasamba sa Allah ﷻat tunay na sumusunod lamang sa kanyang pagnanasa.

At ang pag-aayuno ay kabilang sa Haligi ng Islam, na kung saan ay hindi magiging ganap ang pagkamuslim ng isang tao maliban nito, at ito ay may mga haligi,kondisyon,mga nakakasira at mga mabuting asal na dapat gawin ng isang muslim. At ang mga haligi ng pag-aayuno ay ang pag-iwas sa lahat ng nakakasira nito mula pagsapit ng fajr hanggang paglubog ng araw, at ang pag-intensyon sa gabi. Sabi ng Propeta ﷺ:

(من لم يُبيِّت الصيام قبل الفجر فلا صيام له)

**"Sinuman ang hindi mag intensyon sa gabi bago sumapit ang fajr ay walang tatanggapin na pag-aayuno sa kanya"**

At ang intensyon ay mangyayari sa puso , datapwat ang pagbigkas nito sa dila ay bid'ah. At ang mga Kondisyon naman sa pagiging obligado sa pag-aayuno ay anim: Ang pag-aayuno ay obligado sa lahat ng muslim,may kaisipan,nasa wastong gulang,may kakayahan gawin ito, hindi manlalakbay at higit sa lahat malaya siya mula sa mga nakakapigil nito: mula sa *Regla*, *nifas* o dugo pagkatapos manganak para sa mga kababaihan.

Subalit nararapat na turoan ang mga bata na mag-ayuno at hikayatin na gawin ito, sapagkat ito ay ginawa ng mga Sahabah upang masanay ang mga bata sa pag-aayuno.

Patungkol naman sa mga nakakasira ng pag-aayuno, nabanggit na ito ay pito; Ang pakikipagtalik sa araw ng Ramadan,ang sinadyang pagpapalabas ng semelya, ang pag-inom at pagkain na sinasadya, at kung anu man ang pwedeng isukat sa pagkain at pag-inom tulad ng swero na pampalakas, kasama rin sa nakakasira ang pagpapalabas ng dugo

sa pamamagitan ng hijamah (tandok), at ang pagsusuka ng sinasadya, at ang pagdating ng regla at nifas. At katiyakan na may matinding kaparusahan ang sinumang sasadyaing sirain ang kanyang pag-aayuno.

At pinapahintulot naman ang hindi pag-ayuno sa buwan ng Ramadan sa limang uri ng tao; Ang may sakit, manlalakbay, ang nahihirapang mag-ayuno tulad ng matanda, at ganon din ang taong may inililigtas na tao mula sa kapahamakan, at ang buntis at nagpapasuso ng bata kapag sila ay natatakot na mapinsala dahil sa pag-aayuno. At lahat sila ay kailangang bayaran ang mga araw na hindi nila napag-ayunohan maliban sa may sakit na wala ng lunas at pati narin ang matandang wala ng lakas, sila ay magpapakain o magbigay ng kalahating gantang ng bigas bawat araw na hindi nila napag-ayunohan para sa mga mahihirap na mga muslim.



## 30- Ang Pagsalubong Sa Buwan Ng Ramadan

**الخطبة الأولى:**

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنَا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِل فلن تَجِدَ له وَلِيّاً مُرْشِداً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّدَاً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ﴿١٠٢﴾ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ﴿١﴾ ﴾﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ﴿٧٠﴾ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ﴿٧١﴾ ﴾ أمَّا بعد:

Tunay na ang pagdating sa atin ng buwan ng Ramadan ay isang napakalaking biyaya mula sa Allah ﷻ sa kanyan Alipin. Marami sa mga taong kilalala natin at kasama pa nating nag-ayuno noong nakaraang Ramadan ngunit hindi na nila inabutan ang Ramadan sa taong ito. Sila'y dinatnan na ng kanilang mga kamatayan at sila ngayo'y nasa ilalalim na ng kanilang mga libingan at ang kanilang kalagayan ay nakasalalay sa kanilang mga ginawa at hindi na nila kayang dagdagan pa ang kanilang mga mabuting gawain at gayun din ay hindi na nila kayang bawasan ang kanilang mga masamang gawain. Nangangarap ang isa sa kanila na siya'y ibabalik sa mundo hindi upang mag-ipon ng kayamanan, at hindi upang magpakasarap sa mga palamuti nito, ngunit upang siya'y mag-ipon at magdala ng kanyang baon na siyang pagkatakot sa Allah ﷻ.

Mga Alipin ng Allah ﷻ, kahapon lamang nang ating salubungin ang buwan ng Ramadan noong nakaraang taon at pagkatapos ito'y dumating at lumipas. At pagkatapos ay dumaan ang mga araw at mga gabi, at tayo ngayo'y sinasalubong ang buwan ng Ramadan sa taong ito. Subhanallah! Napakabilis ang paglipas ng mga araw at gabi, at gayun din ang paglipas ng mga buwan at taon, at ganyan din kasing-bilis ang paglipas ng buhay ng tao. Oo, ang mga dumaang taon sa buhay natin ay para lamang isang panaginip,

at alamin mo na ang mga natitira pang panahong daraan sa buhay mo ay lilipas din kasing-bilis ng mga lumipas na panahon sa buhay mo. At pagkatapos ika'y bibiglain ng kamatayan anumang oras, at dahil doon ika'y mangangarap na ika'y makabalik sa mundo upang gumawa lamang ng kabutihan.

﴿ حَتَّىٰٓ إِذَا جَآءَ أَحَدَهُمُ ٱلۡمَوۡتُ قَالَ رَبِّ ٱرۡجِعُونِ ۝٩٩ لَعَلِّيٓ أَعۡمَلُ صَٰلِحٗا فِيمَا تَرَكۡتُۚ كَلَّآۚ إِنَّهَا كَلِمَةٌ هُوَ قَآئِلُهَاۖ وَمِن وَرَآئِهِم بَرۡزَخٌ إِلَىٰ يَوۡمِ يُبۡعَثُونَ ۝١٠٠ ﴾ [المؤمنون: 99–100]

**"Hanggang sa dumating ang kamatayan sa isa sa kanila, kanyang sasabihin: "Aking Panginoon, ibalik mo ako. Upang ako'y gumawa ng kabutihan na siyang aking nakaligtaan" Hindi! Ito ay isang salita lamang na kanyang sinasabi, at sa kanilang likuran ay mayroong pagitan hanggang sa araw na sila'y bubuhaying muli"**

Mga Alipin ng Allah ﷻ, tunay na ang buwan ng Ramadan ay isang napakalaking pagkakataon para sa pagtawba ng mga taong nagbabalik-loob. Isang malaking pagkakataon para sa paghingi ng kapatawaran sa Allah ﷻ at pagbabalik sa Allah ﷻ. Nararapat lamang sa isang Muslim sa buwang ito na kanyang ayusin at pangalagaan ang kanyang mga oras. Siya'y magbibigay ng kondisyon sa kanyang sarili na hindi lilipas ang araw mula sa mga araw ng buwang ito maliban na lamang na siya'y nakagawa ng kabutihan na kanyang magiging baon sa araw na kanyang makakaharap ang kanyang Panginoon. At kanyang isaisip na maaari ito na ang huling Ramadan sa buhay niya at hindi na niya maabutan pa ang susunod na Ramadan.

Mga Alipin ng Allah ﷻ, kabilang sa mga dahilan nang pag-utos sa atin ng pag-aayuno ay upang patunayan ang pagkatakot sa Allah ﷻ, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ كُتِبَ عَلَيۡكُمُ ٱلصِّيَامُ كَمَا كُتِبَ عَلَى ٱلَّذِينَ مِن قَبۡلِكُمۡ لَعَلَّكُمۡ تَتَّقُونَ ۝١٨٣ ﴾ [البقرة: 183]

**"O kayong mga nanampalataya, inobliga sa inyo ang pag-aayuno tulad nang pag-obliga sa kanilang mga nauna sa inyo upang kayo'y matakot sa Allah"**

Kaya't ang pinakamalaking bunga ng pag-aayuno ng isang Muslim ay ang pagkakaroon ng pagkatakot sa Allah ﷻ, kaya't sinuman ang kanyang pag-aayuno ay katulad lamang ng araw na siya'y hindi nag-aayuno ay kinakailangan niyang siyasatin ang kanyang sarili.

Ang pagkatakot sa Allah ﷻ ay sinasaklaw nito ang paggawa ng mga pagsamba at paglayo sa mga bagay na ipinagbawal, kaya't nararapat na ang kalagayan ng isang Muslim sa Ramadan ay mas mainam kaysa sa kanyang kalagayan bago pa dumating ang Ramadan. Dahil dito'y nararapat lamang sa kanya na kanyang pangalagaan una sa lahat ang mga bagay na inobliga ng Allah ﷻ at pagkatapos ay kanyang paramihin ang paggawa ng Nawafil o mga Sunnah, at ang mga mabuting gawain ay napakarami at iba-iba.

Mga Alipin ng Allah ﷻ, ang buwang ng Ramadan ay isang paaralan ng isang Muslim na kanyang matutunan dito ang mga mabubuting katangian at paglayo sa mga pagkakasala. Sinabi ng Propeta ﷺ:

(من لم يدع قول الزور والعمل به، فليس لله حاجة في أن يدع طعامه وشرابه) (أخرجه البخاري في صحيحه)

**"Sinumang hindi niya iniwan ang pagsalita ng masama at paggawa nito, ay hindi kailangan ng Allah ﷻang kanyang pag-iwan ng pagkain at inumin"**

Dahil dito'y marami sa mga Salaf ang nananatili lamang sa Masjid kapag sila'y nag-aayuno at sabi nila: " aming iniingatan ang aming pag-aayuno at hindi kami maninirang puri ninuman"

Dahil dito'y nararapat sa isang Muslim ang umasal nang ayon sa turo ng pag-aayuno, at kanyang layuan ang mga pagkakasala sa lahat ng oras lalong-lalo na sa oras ng kanyang pag-aayuno, katulad na lamang nang pagtingin sa masasama at pakikinig sa musika at iba pa. At nararapat sa kanya na siya'y magiging abala sa paggawa ng mga pagsamba upang nang sa ganun ay magiging kumpleto ang gantimpala ng kanyang pag-aayuno, sinabi ng Propeta ﷺ:

(من صام رمضان إيمانا واحتسابا غفر له ما تقدم من ذنبه)

**"Sinuman ang mag-ayuno sa Ramadan nang mayroong pananampalataya at humahangad ng gantimpala ay ipapatawad sa kanya ang kanyang mga kasalanan"**

أقول قولي هذا، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كل ذنب، فاستغفروه وتوبوا إليه؛ إنه هو الغفور الرحيم.

الخطبة الثانية:

الحمد لله على إحسانه، والشكر له على توفيقه وامتنانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له تعظيما لشأنه، وأشهد أن محمدا عبده ورسوله الداعي إلى رضوانه، صلى الله عليه وعلى آله وصحبه وسلم تسليما كثيرا:

أما بعد: فإن خير الحديث كتاب الله، وخير الهدي هدي محمد -صلى الله عليه وسلم-، وشر الأمور محدثاتها، وكل محدثة بدعة

Mga Alipin ng Allah ﷻ, kapag ang isang magsasaka ay nagsisikap at nagpapapagod sa pagtanim upang siya'y mayroong aanihin, tunay na ang mundo ay taniman na siyang aanihin sa kabilang buhay, kaya't kayo'y magtanim dito ng mabubuting gawain upang inyong aanihin ang bunga nito sa kabilang buhay.

Ang buwan ng Ramadan ay pagkakataon upang siyasatin ng isang Muslim ang kanyang sarili sa lahat ng bagay, kanyang sususriin ito sa mga panahong lumipas at tunay na ang tao ay nasa kabutihan kapag siya'y nananatiling sumusuri sa kanyang sarili katulad nang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَـٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَلۡتَنظُرۡ نَفۡسٞ مَّا قَدَّمَتۡ لِغَدٖۖ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَۚ إِنَّ ٱللَّهَ خَبِيرُۢ بِمَا تَعۡمَلُونَ ١٨ ﴾ [الحشر: 18]

**"O kayong mga nanampalataya! Katakutan ninyo ang Allah, at suriin ng bawat sarili kung ano nga ba ang kanyang nagawa para bukas. At katakutan ninyo ang Allah, tunay na ang Allah ay lubos na nakakaalam sa anumang inyong ginagawa"**

At kapag ang tao'y hindi niya susuriin ang kanyang sarili at lilipas sa kanya ang mga araw, gabi, buwan at taon habang siyang namumuhay sa pagkapabaya, tunay na ito'y magiging dahilan ng matinding kalugian at pagsisi sa oras na biglang dumating sa kanya ang kamatayan.

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ O kayong mga Muslim, at magsikap kayo sa dakilang buwan na ito na siyang parating sa atin. Tunay na ang bawat araw na lumilipas

ay lumalapit ang buhay ng tao sa kamatayan. Dahil dito'y nararapat sa isang tao na kanyang doblihin ang kanyang pagsisikap lalong-lalo na sa mga panahong ito ng pagsamba.






SCAN ME

**31- Ang Biyayang Marating Ang Ramadan**

**الخطبة الأُولى:**

إِنَّ الْحَمْدَ لِلَّهِ، نَحْمَدُهُ، وَنَسْتَعِينُهُ، وَنَسْتَغْفِرُهُ، وَنَعُوذُ بِاللهِ مِنْ شُرُورِ أَنْفُسِنَا وَسَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَنْ يَهْدِهِ اللهُ فَلَا مُضِلَّ لَهُ، وَمَنْ يُضْلِلْ فَلَا هَادِيَ لَهُ، وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلاَّ اللهُ وَحْدَهُ لَا شَرِيكَ لَهُ، وَأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّدًا عَبْدُهُ وَرَسُولُهُ، صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَعَلَى آلِهِ وَصَحْبِهِ وَسَلَّمَ تَسْلِيمًا كَثِيرًا .أَمَّا بَعْدُ: أَيُّهَا الْمُسْلِمُونَ: أُوصِيكُمْ وَنَفْسِي بِتَقْوَى اللهِ -تَعَالَى: ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ [آل عمران: 102]

O mga Muslim, kayo'y magpasalamat sa Allah ﷻ dahil kayo'y Kanyang ipinarating sa oras mula sa mga panahon ng mga pagsunod/pagsamba, na kung saan Kanyang inilagay dito ang mga dakilang gawain at mga pinakamabuting mga pagsamba, at Kanya itong ginawang espeysal mula sa lahat ng mga buwan.

﴿ شَهۡرُ رَمَضَانَ ٱلَّذِيٓ أُنزِلَ فِيهِ ٱلۡقُرۡءَانُ هُدٗى لِّلنَّاسِ وَبَيِّنَٰتٖ مِّنَ ٱلۡهُدَىٰ وَٱلۡفُرۡقَانِۚ ﴾ [البقرة: 185]

**"Ang buwan ng Ramadan na kung saan dito'y ibinaba ang Qur-an bilang gabay sa sangkatauhan, mga katibayan ng patnubay at pamantayan"**

At sinabi ng Propeta ﷺ:

(مَنْ صَامَ رَمَضَانَ إِيمَانًا وَاحْتِسَابًا غُفِرَ لَهُ مَا تَقَدَّمَ مِنْ ذَنْبِهِ)

(مُتَّفَقٌ عَلَيْهِ مِنْ حَدِيثِ أَبِي هُرَيْرَةَ -رَضِيَ اللهُ عَنْهُ)

**"Sinuman ang mag-ayuno sa Ramadan nang mayroong pananampalataya at paghahangad ng gantimpala, ay pinatawad sa kanya ang kanyang mga nagawang kasalanan"** (Iniulat ni Bhukari at Muslim mula sa Hadith ni Abu Hurayra radiyallahu anhu)

O mga Muslim! Ang mga biyaya ng Allah ﷻ sa atin ay napakarami at hindi natin kayang bilangin. At ang pinakauna sa lahat ay ang Islam, at pagkatapos ay ang biyaya na ating marating ang buwan ng Ramadan. Ilan sa mga taong nasa kanilang mga libingan

ang silang mga kasama pa natin noong mga nakaraan Ramadan at ngayon sila'y nasa ilalim na ng lupa. Ang Allah ﷻ ay binigyan Niya pa tayo ng buhay upang ating maabotan ang dakilang panahon upang tayo'y mag-ayuno sa mga araw nito, magdasal sa mga gabi nito, at lumapit sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng paggawa ng iba't-ibang mga pagsamba. Iniulat ni Thirmizi sa kayang Sunan mula kay Abu Bakrah radiyallahu anhu na merong isang lalaki ang nagsabi:

(يَا رَسُولَ اللهِ أَيُّ النَّاسِ خَيْرٌ؟ قَالَ: "مَنْ طَالَ عُمُرُهُ، وَحَسُنَ عَمَلُهُ'' قَالَ: فَأَيُّ النَّاسِ شَرٌّ قَالَ: مَنْ طَالَ عُمُرُهُ وَسَاءَ عَمَلُهُ. وَالْحَدِيثُ صَحَّحَهُ الأَلْبَانِيُّ –رَحِمَهُ اللهُ)

"O Propeta ng Allah, sino ba sa mga tao ang pinakamabuti"? Kanyang sinabi : **"Siyang mahaba ang kanyang buhay at naging mabuti ang kanyang gawain".** Kanyang sinabi: " Sino naman ang pinakamasang tao?". Kanyang sinabi: **" Siyang mahaba ang kanyang buhay at naging masama ang kanyang gawain".** (Ang Hadith ay Sahih ayon kay Albani rahimahullah )

O mga Kapatid sa Islam, Sumpa man sa Allah ﷻ, tunay na ang isang mananampalataya ay lubos na nasisiyahan kapag kanyang nakikita ang mga matatanda mula sa mga Muslim, na ang kanilang mga dila ay nananatili sa pagbasa ng Qur-an at pag-aalala sa Allah ﷻ. Kanilang inalay ang kanilang mga sarili sa pagsunod sa Allah ﷻ, at sa pagparami ng pagsamba at kabutihan, at kanilang tinalikuran ang mga kasiyahang pansamatala lamang sa mundong ito.

At tunay na ang mananapalataya ay lubos na nalulungkot, kapag kanyang nakikita ang siyang umabot na sa animnapu't taong gulang, o pitumpu, o walumpu mula sa mga Muslim ang siyang nalulunod sa paggawa ng kasalanan, nagnanasa sa mundo, naaapektuhan ng mas bata sa kanya at siya'y gumagaya sa kanya sa mga kasamaan. Hindi niya iniisip ang kamatayan at gayun din ang kabilang buhay, at hindi niya man lang inisip kung ano ba ang kanyang naihanda para dito. Sinabi ng Propeta ﷺ:

"أَعْذَرَ اللَّهُ إِلَى امْرِئٍ أَخَّرَ أَجَلَهُ، حَتَّى بَلَّغَهُ سِتِّينَ سَنَةً" (رَوَاهُ الْبُخَارِيُّ)

**"Wala ng katwiran sa Allah ang sinumang pinatagal Niya ang pagdating ng kanyang kamatayan, hangga't siya'y umabot ng animnapung taong gulang"**

قَدْ مَاتَ قَوْمٌ وَمَا مَاتَتْ مَكارِمُهُمْ * وَعَاشَ قَوْمٌ وَهُمْ فِي النَّاسِ أَمْوَاتُ

"Tunay na mayroong mga taong pumanaw na, ngunit hindi pumanaw ang kanilang karangalan. At mayroong mga taong nabubuhay pa, ngunit para sa mga tao sila'y mga patay"

O ikaw na siyang pinahaba ng Allah ang iyong buhay at pananatili, at ika'y lumampas ng mga buwan at mga taon, at hindi mo alam kung kailan ang paglisan; kung ika'y kasama sa mga taong ginabayan ng Allah sa paggawa ng mga kabutihan, ika'y magpasalamat sa Allah sa napakalaking biyayang ito at Siya'y iyong purihin sa napakaraming kabutihan. At iyong hilingin sa Kanya ang pagkakaroon ng Ikhlas at pananatili sa kabutihan hanggang sa kamatayan.

At kung ika'y mula sa mga taong maraming pagkukulang at pagpapabaya, ika'y magmadali sa pagtawba/pagbalikloob bago pa man maging huli ang lahat. At ang mga pinto nito, ng tawba, ay nakabukas sa mga taong nagsisisi at nagbabalikloob. At iyong samantalahin ang buwang ito, iyong samantalahin ang bawat oras nito sa mga bagay na ikakalapit mo sa Allah . Sinabi ni Anas bin Malik radiyallahu anhu : "ang Propeta ay umakyat sa taas ng Mimbar, sa kanyang unang hakbang ay kanyang sinabi: "ameen" , at sa kanyang pangalawang hakbang ay kanyang sinabi : "ameen" , at sa pangatlo ay kanyang sinabi :" ameen" at pagkatapos siya'y umupo. Sinabi sa kanya ng kanyang mga Sahaba radiyallahu anhu : " ano ang dahilan bakit ka nagsabi ng ameen?" Kanyang sinabi:

أَتَانِي جِبْرِيلُ –عَلَيْهِ السَّلامُ–، فَقَالَ: رَغِمَ أَنْفُ مَنْ ذُكِرْتَ عِنْدَهُ، فَلَمْ يُصَلِّ عَلَيْكَ، فَقُلْتُ: آمِينَ، ثُمَّ قَالَ: رَغِمَ أَنْفُ امْرِئٍ أَدْرَكَ أَحَدَ أَبَوَيْهِ أَوْ كِلَيْهِمَا فَلَمْ يَدْخُلِ الْجَنَّةَ، فَقُلْتُ: آمِينَ، ثُمَّ قَالَ: رَغِمَ أَنْفُ مَنْ أَدْرَكَ رَمَضَانَ فَلَمْ يُغْفَرْ لَهُ، فَقُلْتُ: آمِينَ

**"Dumating sa akin si Jibreel at kanyang sinabi: "napahamak ang sinumang binanggit ka sa kanya at siya'y hindi nanalangin para sa iyo", kaya't aking sinabi: "ameen". At pagkatapos ay kanyang sinabi : " napahamak ang sinumang inabutan niya ang isa sa kanyang mga magulang o silang dalawa ngunit siya'y hindi nakapasok sa paraiso", kaya't aking sinabi: "ameen". At pagkatapos ay kanyang sinabi: "napahamak ang**

**sinumang inabutan niya ang Ramadan ngunit hindi siya pinatawad sa kanyang mga kasalanan", kaya't aking sinabi: "ameen".**

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ O mga Muslim! Nararapat sa inyo habang kayo'y na sa simula pa lamang ng Ramadan ay mag-intensiyon ng mabuting salita't gawain, paglapit sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagsunod at pag-alaala sa Kanya at pasasalamat, mabuting pagsamba sa kanya, pagsasagawa ng tama sa pag-aayuno, at inyong hilingin sa inyong Panginoon ang Kanyang tulong, katatagan, gabay at pagtanggap.

أَقُولُ قَوْلِي هَذَا، وَأَسْتَغْفِرُ اللهَ لِي وَلكُمْ مِنْ كُلِّ ذَنْبٍ، فَاسْتَغْفِرُوهُ وتُوبُوا إِلَيْهِ إِنَّهُ هُوَ الْغَفُورُ الرَّحِيمُ

**الخُطْبَةُ الثَّانِيَةُ:**

الْحَمْدُ للهِ عَلَى إِحْسَانِهِ، وَالشُّكْرُ لَهُ عَلَى تَوْفِيقِهِ وَامْتِنَانِهِ، وَأَشْهَدُ أَلَّا إِلَهَ إِلَّا اللَّهُ تَعْظِيمًا لِشَانِهِ، وَأَشْهَدُ أَنَّ نَبِيَّنَا مُحَمَّدًا عَبْدُهُ وَرَسُولُهُ الدَّاعِي إِلَى رِضْوانِهِ، صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَعَلى آلِهِ وَأَصْحَابِهِ وَأَعْوَانِهِ وَسَلَّمَ تَسْلِيمًا كَثِيرًا، أما بعد:

O mga Muslim! Katakutan ninyo ang Allah ﷻ ng tunay na pagkatakot sa Kanya at inyong panghawakan ang iyong relihiyon ng mahigpit. At inyong pag-ingatan na mapa sa inyo ang galit ng Allah ﷻ dahil tunay na ang inyong mga katawan ay hindi nito kakayanin ang impiyernong apoy.

At inyong alamin, O mga Alipin ng Allah ﷻ,na kasama sa kabutihan ng Allah ﷻ sa Kanyang Alipin at biyaya Niya sa kanya, ay ang pahabain ng Allah ﷻang kanyang buhay at pagkatapos siya'y gabayan sa mabuting gawain bago siya mamatay at siya'y kukunin ng Allah ﷻ sa kalagayang siya'y na sa kabutihan. At dahil dito'y ang kanyang magiging katapusan ay mabuti. Iniulat ni Imam Ahmad rahimahullah sa isang Hadith na Sahih mula sa kanyang Musnad na sinabi ng Propeta ﷺ:

(إِذَا أَرَادَ اللَّهُ –عَزَّ وَجَلَّ– بِعَبْدٍ خَيْرًا اسْتَعْمَلَهُ قَبْلَ مَوْتِهِ'' قِيلَ: وَكَيْفَ اسْتَعْمَلَهُ؟ قَالَ: يَهْدِيهِ اللَّهُ –عَزَّ وَجَلَّ– إلى العَمَلِ الصَّالِحِ قَبْلَ مَوْتِهِ ثُمَّ يَقْبِضُهُ عَلَى ذَلِكَ)

**" Kapag gustuhin ng Allah ﷻ ang kabutihan para sa isang Alipin ay Kanya siyang gagamitin bago ang kanyang kamatayan".** Tinanong ang Propeta ﷺ: "paano siya gagamitin?". Kanyang sinabi: **" Siya'y gagabayan ng Allah ﷻsa mabuting gawain bago ang kanyang kamatayan at siya'y kukunin sa kalagayang ito"**

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ, O mga Alipin ng Allah ﷻ, at kayo'y magpasalamat sa Kanya sa Kanyang mga biyaya. Kayo ngayo'y nasa mabiyayang buwan nang mayroong mabuting kalusugan, kapayapaan, katahimikan at magandang pamumuhay.






**32- Mga Uri Ng Tao Sa Ramadan**

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله حمداً كثيراً مباركاً فيه، والصلاة على نبينا محمد وعلى آله وأصحابه وسلم تسليماً كثيراً وبعد: أوصيكم ونفسي بتقوى الله –عز وجل ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ [آل عمران: 102]

O kayong mga nag-ayuno sa araw ng Ramadan at tumayo sa gabi nito sa pagdarasal, tunay na lumipas na ang unang bahagi ng buwang ito at natitira pa ang dalawang bahagi, at ang natitira ang siyang mahalaga sapagkat ang mga gawain ay nakasalalay sa hulihan nito. Kaya't inyong doblihin ang inyong pagsisikap sa iba't ibang mga pagsunod mula sa pag-aayuno, pagsalah, pagdarasal ng tarawee at tahajjud, pagpakain ng mga nag-aayuno, pagbasa ng Qur-an, pag-ingat sa dila at katawan mula sa mga masasamang salita at gawain, at inyong pagbutihin ang inyong paniniwala sa Allah ﷻ (na kanyang tatanggapin ang inyong mga gawain).

At magsikap kayo sa paggamot ng inyong mga puso at paglinis nito mula sa mga sakit; tulad ng pagkapoot, masamang hangarin sa kapwa, inggit, pagmamalaki, pagkahipokrito, pagiging maramot at iba pa. Ang pag-aayuno ay pagkakataong linisin ang mga sarili, mga puso, at mga pangangatawan mula sa mga kasamaan at pagkakasala.

Hinati ng mga Iskolar ang pag-aayuno ng mga Muslim sa tatlong uri o tatlong antas.

**Ang unang uri:** Ang mga Muslim na nag-aayuno mula sa mga kainin at inumin mula sa pagsikat ng bukang-liwayway hanggang sa paglubog ng araw ngunit sila'y nahulog sa kasamaan ng dila at ng katawan. Kaya't sila'y makikita mong nag-aayuno ngunit nanlilibak sa mga Muslim, at gumagawa ng paninirang-puri sa pagitan ng mga Muslim. Ang uring ito ng mga Muslim ay hindi nakinabang sa kanilang pag-aayuno at wala siyang nakamit( sa kanilang pag-aayuno) maliban lamang sa gutom at uhaw. Tunay na ang Propeta ﷺay kanyang ipinagbawal ang uring ito ng pag-aayuno, kanyang sinabi:

( مَن لم يدع قول الزور والعمل به فليس لله حاجة في أن يدع طعامه وشرابه)

**"Sinuman ang hindi niya iwanan ang pagsasalita ng masama at paggawa nito ay hindi kailangan ng Allah ﷻ ang kanyang pag-iwan ng pagkain at inumin"**

At sa ibang Hadith:

"رُبّ صائم حظّه من صيامه الجوع والعطش"

( رواه ابن ماجه وحسنه الألباني)

**"Maaari ang parte(nakamit) ng isang nag-aayuno mula sa kanyang pag-aayuno ay gutom at uhaw"** (Iniulat ni ibno Majah at ayon kay Albani ito ay Hasan)

Ang uring ito, unang uri, ay nag-ayuno lamang mula sa pag-iwan ng pagkain, pag-inom at iba pa ngunit kanyang sinaktan ang mga Muslim sa pamamagitan ng kanyang dila at katawan kaya't siya'y napahamak at nalugi ng napakarami.

**Ang pangalawang uri:** Siya ang nag-ayuno mula sa lahat ng mga nakakasira ng pag-aayuno at pagkatapos ay kanyang inalagaan ang kanyang dila at katawan mula sa pagkakasala. Kaya't kanyang nakayanang kontrolin ang kanyang dila sa pananalita nito. Dahil dito'y makikita mo siyang nag-aayuno at hindi nanlilibak sa mga Muslim, hindi nag-aalipusta, hindi nagmumura ng sinuman sa mga Muslim malapit man na tao sa kanya mula sa kanyang pamilya o malayong tao. At kapag siya'y murahin o alipustahin kanyang sasabihin: " tunay na ako'y nag-aayuno", bilang pagtugon sa utos ng Propeta ﷺ na kapag ang isang taong nag-aayuno ay minura o inaway kanyang sasabihin;

(إني امرؤ صائم)

**"Tunay na ako'y nag-aayuno"**

Ang uring ito ng mga Muslim ay hindi sila gumawa ng mga bagay na nakakasira sa kanilang pag-aayuno at kanila ring iningatan ang kanilang mga katawan kaya't sila ang mga taong tunay na nakinabang sa kanilang pag-aayuno. Tunay na ang Allah ﷻ ay ginawa silang matuto sa pamamagitan ng kanilang pag-aayuno. At kapag sila'y nanatili sa kalagayang ito ay magbabago at maging mas mabuti ang kanilang kalagayan pagkatapos ng Ramadan dahil kanilang pinatunayan ang pagkatakot sa Allah ﷻ sa kanilang pag-aayuno, kagaya nang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ كُتِبَ عَلَيۡكُمُ ٱلصِّيَامُ كَمَا كُتِبَ عَلَى ٱلَّذِينَ مِن قَبۡلِكُمۡ لَعَلَّكُمۡ تَتَّقُونَ ١٨٣ ﴾ [البقرة: 183]

**"O kayong mga nanampalataya, inobliga sa inyo ang pag-aayuno tulad ng pag-obliga ng mga taong nauna sa inyo upang kayo'y matakot (sa Allah ﷻ)"**

Ang tunay na Taqwa/pagkatakot sa Allah ﷻ ay hindi lamang ang pag-iwan ng pagkain, pag-inom at iba pang mga nakakasira ng pag-aayuno bagkus ito rin ay ang pag-iwan ng lahat ng mga bagay na makakaapekto sa pag-aayuno mula sa gawain ng katawan lalong-lalo na sa kasamaan ng dila at ari. Dahil dito'y sila'y hindi gumawa ng zina/pangangalunya, liwat/pagtalik ng lalaki sa lalaki at iba pang mga kalaswaan. At sila'y hindi nanakit sa kaninuman sa pamamagitan ng kanilang dila katulad ng panlilibak, paninirang-puri, pagmumura, pag-aalipusta at iba pa. At gayun din hindi sila sumuway sa pamamgitan ng kanilang mga kamay tulad ng pagnanakaw, pananakit, pang-aapi at hindi sila tumingin sa mga bagay na ipinagbabawal, sa palengke man o sa mga panood na kung saan nandirito ang mga babaeng nakikita ang kanilang mga katawan o halos hubad na. At gayun rin ay hindi sila nakinig sa mga musika at iba pa.

Hilingin natin sa Allah ﷻ na Kanyang ingatan ang ating mga katawan mula sa mga ipinagbabawal.

**Ang pangatlong uri:** Ito ang pinakamainam sa lahat ng uri, na kung saan sila yaong mga nag-ayuno mula sa lahat ng mga nakakasira ng kanilang pag-aayuno at kanilang iningatan ang kanilang mga dila at katawan sa Ramadan, at pagkatapos ay kanila itong dinagdagan sa pamamagitan nang pagprotekta nila sa kanilang mga puso mula sa masamang pag-iisip/pag-aakala sa mga Muslim at mula sa masamang balak laban sa kanila. Kanilang nilayuan ang ang mga bagay na ito at kanilang ninanais para sa kanilang mga kapatid ang bagay na kanilang ninanais sa kanilang mga sarili. Ang kanilang mga puso ay malinis, at hindi sila nag-iisip ng masama sa mga Muslim maliban na lamang kapag mayroong maliwanag na batayan, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱجۡتَنِبُواْ كَثِيرٗا مِّنَ ٱلظَّنِّ إِنَّ بَعۡضَ ٱلظَّنِّ إِثۡمٞۖ وَلَا تَجَسَّسُواْ وَلَا يَغۡتَب بَّعۡضُكُم بَعۡضًاۚ أَيُحِبُّ أَحَدُكُمۡ أَن يَأۡكُلَ لَحۡمَ أَخِيهِ مَيۡتٗا فَكَرِهۡتُمُوهُۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَۚ إِنَّ ٱللَّهَ تَوَّابٞ رَّحِيمٞ ١٢ ﴾ [الحجرات: 12]

**"O kayong mga nanampalataya! Inyong layuan ang karamihan sa mga hinala, dahil ang ibang hinala ay pagkakasala. At huwag kayong magmanman at manirang puri sa isa't isa. Nais ba ng isa sa inyo na kanyang kainin ang laman ng patay niyang kapatid? Tunay na ito'y inyong kamuhian. At kayo'y matakot sa Allah, tunay na ang Allah ang siyang tumatanggap ng pagsisisi, ang Maawain"**

At sila ang mga tunay na nag-ayuno, at ito'y antas ng mga Propeta at mga Awliya/mga taong malalapit sa Allah ﷻ at mga Saliheen.

نسأل الله –عز وجل– أن يجعلنا جميعًا منهم؛ كما نسأله –سبحانه وتعالى– أن يرينا الحق حقا ويرزقنا اتباعه، ويرينا الباطل باطلا ويرزقنا اجتنابه؛ كما نسأله أن يجعلنا ممن يستمع القول فيتبع أحسنه؛ إنه ولي ذلك والقادر عليه أقول ما سمعتم، وأستغفر الله العظيم لي ولكم فاستغفروه؛ إنه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله، والصلاة والسلام على محمد وآله وصحبه.

Inyong narinig ang tatlong uri ng mga taong nag-aayuno, at ang pinakamasama sa kanila ay silang mga nag-ayuno mula sa mga nakakasira ng pag-aayuno lamang ngunit ang mga bahagi ng kanilang mga katawan ay nakagawa ng mga ipinagbabawal tulad nang pagtingin sa mga haram sa social media, o pakikinig ng haram, o pagmumura, o pag-aalipusta, o paglilibak at iba pa. Nararapat sa isang Muslim ang kanyang linangin ang kanyang sarili tungo sa mas mabuti, kaya't kanyang ingatan ang kanyang puso mula sa inggit, masamang hangarin, at masamang pag-aakala sa mga Muslim bagkus kanyang pagbutihin ang kanyang pag-aakala sa kanyang mga kapatid, iyan ang tunay na nag-ayuno.






## 33- Ang Huling Sampung Araw Ng Buwan Ng Ramadan

الخطبة الأولى:

الحمد لله الذي جعل لعبادهِ مواسم ليتزودوا فيها من الخيرات، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، في ربوبيتهِ وإلهيتهِ والأسماء والصفات، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله المؤيد بالبراهين القاطعة والمعجزات، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه ذوي المناقب والكرامات، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Aking mga kapatid na sumasamba sa Allah ﷻ, katakutan natin ang Allah ﷻ ng tunay na pagkatakot. Huwag mong kalimutan aking kapatid na tayo ay nasa huling sampung araw ng buwan ng Ramadhan, kung saan ito ang pinaka mainam na bahagi ng buwan na ito. Samantalahin natin ito aking mga kapatid at nawa'y kaawaan at kahabagan at biyayaan tayo ng Allah ﷻ ng mga katanggap tanggap na gawain at karagdagang pagsunod sa mga ipinag-uutos Niya saatin.

Sinuman ang naging maayos at mabuti sa mga unang araw ng Ramadhan ay nararapat sa kanya na mas dagdagan pa ito sa nahuhuling mga araw ng buwan na ito. Sinuman ang nagkulang ay pilitin niyang punan ang kanyang pagkukulang bago pa man lumipas ang buwan na ito, ang sampung huling araw na ito kung saan dito napapaloob ang mga dakilang gantimpala na maaring makamit ng isang alipin ng Allah ﷻ, katotohanan na tinitingnan ng Allah ﷻ ang lahat ng mga gawain sa hulihan nito, at tunay na nananatili ang pagkakataon sa huling sampung araw ng Ramadhan, kaya aking mga kapatid lubusin po natin at samantalahin ang huling sampung araw na ito. Si Propeta Muhammad ﷺ ay nagsisikap sa pagsasagawa nang pagsamba sa huling sampung araw na ito, na hindi niya nagagawa sa ibang mga araw at buwan. Naisalaysay ni A'isha kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na kapag pumasok na ang huling sampung araw ng Ramadhan nagiging mas masikap si Propeta Muhammad ﷺ sa pagdarasal sa mga gabi nito at ang gabi ay tila nagiging araw dahil lumilipas ang mga gabi na sila ay abala sa pagdarasal, at ginigising niya ang kanyang pamilya at mga kasamahan. May dalawang kasabihan ang

mga mga pantas (Imam) patungkol sa pagbuhay ng gabi sa huling sampung araw ng Ramadhan.

**Una**, sinasabi ng ibang pantas (Imam) na buong gabi ay nagdarasal si Propeta Muhammad ﷺ at hindi siya natutulog. **Pangalawa**, sinasabi ng ibang pantas na kalahati ng gabi at hindi buong gabi, umiidlip din si Propeta Muhammad ﷺ sa mga gabi na ito ng bahagya, upang maging maganda ang kundisyon ng katawan sa iba pang pagsamba sa Allah ﷻ, pagkatapos ay muling nagdarasal sa huling bahagi ng gabi. Narito ang ilan sa mga kainaman at kagandahan ng huling sampung gabi ng Ramadan. Itong mga gabi na ito ang mga gabi kung saan inaasahan ng lahat ng mga mananampalataya ang gabi ng tadhana (Laylatu Alqadr). Si Propeta Muhammad ﷺ ay nagpahayag na itong gabi ng tadhana ay nasa huling sampung gabi ng buwan ng Ramadan, kaya naging mas masikap ang lahat ng mga kasamahan ni Propeta Muhammad ﷺ maging siya sa mga huling gabi ng buwan ng Ramadhan na humihiling at nag-aasam na makamit nila ang gabi ng tadhana (Laylatu Alqadr). Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَيۡلَةُ ٱلۡقَدۡرِ خَيۡرٞ مِّنۡ أَلۡفِ شَهۡرٖ ۝٣ ﴾ [القدر: 3]

**"Ang gabi ng tadhana (Laylatu Alqadr) ay mas mainam pa kaysa sa isang libong buwan."**

Sinuman ang nagdasal sa gabi na ito at nagsumikap ay para bagang siya ay nagdasal ng isang libong buwan, (humigit kumulang walumpo't tatlong taon) ito ay subra-subrang biyaya at kabutihan para sa isang alipin. Ang gabi ng tadhana ay talagang mabiyaya at dakila, ginawa ito ng Allah ﷻ upang magsilbing awa sa nasyon ni Propeta Muhammad ﷺ dahil narin sa kakaunting gawain ng pagsamba na nagagawa ng bawat isa. Ilan pa sa mga bagay na natatanging ginagawa ni Propeta Muhammad ﷺ sa huling sampung araw na ito ng Ramadhan ay ang (i'tikaf) o pamamalagi sa loob ng Masjid upang magsagawa ng pagsamba, pagdarasal, pagbasa ng Qur'an, pagdakila at pag-alaala sa Allah ﷻ upang mapalayo ng bahagya sa mga makamundong gawain, at hindi din nakikipag-usap sa loob ng Masjid maliban na lamang patungkol sa Allah ﷻ, at mananatili sa loob ng Masjid at hindi lalabas maliban na lamang kung kinakailangan.

Ilan sa mga kundisyon ng mga Masjid na maaring isagawa dito ang (I'tikaf) ay kinakailan na ang Masjid na ito ay pinagdarasalan ng mga muslim na sila ay sama-sama. Hindi maaring isagawa ang (I'tikaf) sa Masjid na hindi pinagdarasalan ng mga muslim at hindi rin maari sa bahay, dahil ang pagsasagawa nito sa bahay ay pumuputol sa pagdarasal ng sama-sama. Tinanong si Ibn Abbas kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ patungkol sa taong nag-aayuno sa araw at nagdarasal sa gabi at hindi siya nagdarasal kasama ang mga muslim sa Masjid, at kanyang sinabi na ang tao na ito ay sa impyerno. Ang pananatili (I'tikaf) at pag-iisa na pumuputol sa pagdarasal ng sama-sama o pagsasagawa nito sa bahay ay isang makabagong gawain sa pananampalataya na maaring magdulot ng pagpasok sa impyerno. Ang pananatili at pag-iisa naman na mainam at nasa batas ng Islam ay ang pagsasagawa nito sa Masjid. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فِي بُيُوتٍ أَذِنَ ٱللَّهُ أَن تُرۡفَعَ وَيُذۡكَرَ فِيهَا ٱسۡمُهُۥ يُسَبِّحُ لَهُۥ فِيهَا بِٱلۡغُدُوِّ وَٱلۡأٓصَالِ ٣٦ رِجَالٞ لَّا تُلۡهِيهِمۡ تِجَٰرَةٞ وَلَا بَيۡعٌ عَن ذِكۡرِ ٱللَّهِ وَإِقَامِ ٱلصَّلَوٰةِ وَإِيتَآءِ ٱلزَّكَوٰةِ ٣٧ ﴾[النور: 36-37]

**"Ang liwanag na ito ay nagbibigay liwanag sa mga Tahanan ng Allah (Masjid) na ipinag-utos Niya na itayo ang mga ito, igalang, linisin at ikarangal; na inaalaala at pinupuri rito ang Kanyang Pangalan sa pamamagitan ng pagbibigkas o pagbabasa ng Kanyang Aklat at pagpuri at pagluwalhati, at iba pang pamamaraan ng papuri, na rito nagsasagawa ng pagdarasal ang sinuman sa Allah,sa umaga at hapon. Mga kalalakihan na hindi naabala ng negosyo at pagbebenta mula sa pag-alaala nila sa Allah, at pagsagawa ng Pagdarasal, pagbibigay ng Zakâh o obligadong kawanggawa sa mga may karapatan, natatakot sila sa Araw ng Muling Pagkabuhay na kung saan doon ay babaling ang mga puso sa pagitan ng pag-asa na maligtas at pagkatakot na mapahamak, ganoon din ang kanilang mga paningin na nakaabang tungo sa kung saan sila patutungo?"**

Maaring hindi madali o magiging madali sa ilang mga tao ang pagsasagawa ng (I'tikaf), ngunit nararapat sa kanyang maging maaga sa pagpunta sa Masjid upang isagawa ang ubligadong pagdarasal at umupo dito habang nag-iintay ng panawagan nang pagdarasal, dahil ito ay isang uri ng (I'tikaf). Nararapat sa isang muslim ang pangalagaan

niya ang kanyang presensya sa Masjid upang makapag sagawa siya ng mga bulontaryong mga pagdarasal, at makapag sagawa rin siya ng maraming pag-alaala sa Allah ﷻ at paghingi ng kapatawaran. Isa sa mga dakilang pag-alaala sa Allah ﷻ ay ang pagbasa ng banal na Qur'ann sa loob ng Masjid maging nagsasagawa man ng (I'tikaf) o hindi. Ito ang mga gabing mapagpala at panahon na maaring isagawa ang mga piling mga pagsamba at isa pa dito ay ang (Taraweh) o ang pagdarasal pagkatapos ng obligadong pagdarasal sa gabi (Isha). Ito ay isinasagawa sa buong buwan mula sa unahan ng buwan na ito hanggang sa huling sampung gabi ng Ramadhan. Isa pa sa mainam na uri ng pagsamba sa mga gabi na ito ay ang (Tahajjud) pagdarasal sa kalaliman ng gabi o huling bahagi ng gabi sa Masjid ay nangyayari sa huling sampung gabi ng Ramadhan, maging ang mga kasamahan ni Propeta Muhammad ﷺ at ang mga naunang pantas ay nagsasagawa ng (Tahajjud) sa Masjid na kasama ang mga muslim sa likod ng isang (Imam) namumuno sa pagdarasal, pinapahaba nila ang pagyuko at pagpapatirapa hanggang minsan ay nangangamba sila na baka lumipas ang oras ng pagkain sa umaga (Sahur) bago ang panawagan ng pagdarasal ng (fajr), hindi sila umaalis hangga't kaya pa nila ang puyat. Pinapahaba nila ang pagdarasal sa mga gabi na ito, hanggang ang iba sa kanila ay nakahawak na sa tungkod dahil sa haba ng pagtayo, lahat ng ito ay bilang pagsunod sa kung ano ang naisagawa ni Propeta Muhammad ﷺ, ganun din nararapat lamang sa isang muslim na gisingin niya ang kanyang pamilya upang maisagawa nila ang mga pagsamba na ito kasama ng ibang mga muslim at makamit nila ang gantimpala ng Allah ﷻ. Katotohanan na isang kamalian ang pabayaan natin ang ating pamilya na natutulog habang tayo ay nasa mga huling araw at gabi ng Ramadhan, mainam parin na sila ay utusan natin na gumawa ng pagsamba sa abot ng kanilang makakaya dahil katotohanan na kapag sila ay ating pinabayan, ito ay kanilang makakasanayan at hindi sila makikinabang sa kainaman ng mga huling araw ng Ramadhan. Nararapat saatin ang imbitahan, utusan at pangaralan sila kagaya ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَأۡمُرۡ أَهۡلَكَ بِٱلصَّلَوٰةِ وَٱصۡطَبِرۡ عَلَيۡهَاۖ لَا نَسۡـَٔلُكَ رِزۡقٗاۖ نَّحۡنُ نَرۡزُقُكَۗ وَٱلۡعَٰقِبَةُ لِلتَّقۡوَىٰ ١٣٢ ﴾ [طه: 132]

**"At ipag-utos mo sa iyong pamilya, O Muhammad [ﷺ], ang pagdarasal at maging matiisin ka sa pagsagawa nito, dahil hindi Kami humihingi ng anumang kabuhayan:**

**Kami ang nagbibigay at nagkakaloob ng kabuhayan sa iyo. At ang mabuting patutunguhan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay ay para lamang sa matatakutin sa Allah."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ قُوٓاْ أَنفُسَكُمۡ وَأَهۡلِيكُمۡ نَارٗا وَقُودُهَا ٱلنَّاسُ وَٱلۡحِجَارَةُ عَلَيۡهَا مَلَٰٓئِكَةٌ غِلَاظٞ شِدَادٞ لَّا يَعۡصُونَ ٱللَّهَ مَآ أَمَرَهُمۡ وَيَفۡعَلُونَ مَا يُؤۡمَرُونَ ٦ ﴾ [التحريم: 6]

**"O kayong mga naniwala sa Allah at sumunod sa Kanyang Sugo, pangalagaan ninyo ang inyong mga sarili sa pamamagitan ng pagsunod sa mga ipinag-uutos ng Allah at pag-iwas sa Kanyang mga ipinagbabawal sa inyo, at pangalagaan ninyo ang inyong pamilya na tulad ng pangangalaga ninyo sa inyong mga sarili mula sa Impiyernong-Apoy na ang panggatong ay mga tao at bato."**

Tunay na ang iyong asawa ay iyong pananagutan, nararapat sa iyo na siya ay pangaralan mo ng kabutihan hanggang sa masanay siya sa kabutihan na taglay ng Islam. Tunay na kapag ang kabahayan ay may mga ganitong klasi ng kababaihan na nasa kanila ang ganitong uri ng pag-uugali, magiging payapa ang bahay, kumonidad at ang nasyon at hindi kakalat ang kasiraan sa sangkalupaan dahil tunay na ang kasiraan ay nanggagaling sa pagpapabaya ng asawang lalaki sa kanyang asawang babae at pagpapabaya ng mga magulang sa kanilang mga anak, ito ang kalimitang sanhi ng kasiraan. Sinabi ni propeta Muhammad ﷺ:

(كُلُّكُمْ راعٍ، وكُلُّكُمْ مَسْئُولٌ عن رَعِيَّتِهِ)

**"Lahat kayo ay pastol, at lahat kayo ay may obligasyon sa mga ipinapastol ninyo"**

Matakot tayo aking mga kapatid na sumasamba sa Allah ﷻ Samantalahin natin ang mga huling gabi na ito ng Ramadhan at isagawa natin dito ang iba't ibang klasing pagsamba. Katotohanan na ang buwan na ito ay talagang mabiyaya mula sa unahan nito lalo't higit sa hulihan nito dahil narin sa mga gawain ni Propeta Muhammad ﷺ na nagsilbing katibayan sa kainaman nito, huwag tayong magpabaya at nawa'y kaawaan at tanggapin

ng dakilang Allah ﷻ ang ating mga pagsamba at nawa'y mapa saatin ang mga gantimpala na ipinangako ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَلۡتَنظُرۡ نَفۡسٞ مَّا قَدَّمَتۡ لِغَدٖۖ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَۚ إِنَّ ٱللَّهَ خَبِيرُۢ بِمَا تَعۡمَلُونَ ۝١٨ وَلَا تَكُونُواْ كَٱلَّذِينَ نَسُواْ ٱللَّهَ فَأَنسَىٰهُمۡ أَنفُسَهُمۡۚ أُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡفَٰسِقُونَ ۝١٩ ﴾ [الحشر: 18-19]

**"O kayong mga naniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo at sumunod sa Kanyang gabay, katakutan ninyo ang Allah, at maging maingat kayo sa Kanyang parusa sa pamamagitan ng pagsagawa ng ipinag-uutos Niya sa inyo at pag-iwas ng ipinagbabawal Niya sa inyo, at hayaang suriin ng sinuman sa inyo ang anuman na kanyang nagawang gawain para sa Kabilang-Buhay, at matakot kayo sa Allah sa lahat ng inyong mga ginagawa at iniiwasan. Katiyakan, ang Allah ang (Khabeer )Ganap ang Kanyang Kagalingan na Nakababatid sa anuman na inyong ginagawa, at walang anumang naililihim sa Kanya sa inyong mga gawain, at ayon dito kayo ay tutumbasan. At huwag ninyong gawin, O kayong mga mananampalataya, ang tulad ng mga yaong hindi nila isinakatuparan ang karapatan ng Allah na ipinag-utos sa kanila, at ito ay nakaligtaan nila, dahil doon ay ipinakaligta rin sa kanila ang karapatan ng kanilang mga sarili na kabutihan para sila ay makaligtas mula sa parusa ng Allah sa Araw ng Muling Pagkabuhay, sila ang mga yaong itinuturing na mga masasama na lumabag sa pagsunod sa Allah at sa pagsunod sa Kanyang Sugo."**

Dapat tingnan ng tao ang kanyang sarili kung ano na ba ang kanyang nagawa? para sa buhay niya sa kabilang buhay ano na nga ba ang kanyang naipon? Ngunit sa kasamaang palad karamihan sa atin ay nakatingin sa mundong ito, sa mga nangyayari sa mundong ito sa pera at sa mga makamundong kagamitan at bagay. Tumitingin sa mundo ngunit pinapabayaan at tinatalikuran ang kabilang buhay. Katotohanan na inutusan tayo ng Allah ﷻ na tumingin sa kabilang buhay, sa mga naipon natin, sa mga madadala natin at sa patutunguhan natin, dahil ito ang matitira saatin at ito ang maipapakita natin sa harapan ng Allah ﷻ.

بارك الله لي ولكم في القرآن، ونفعنا بما فيه من الآياتِ والبيان، أقول هذا القولَ، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كلّ ذنب، فاستغفروه إنّه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضلهِ وإحسانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحدهُ لا شريك له، وأشهد أن محمدا عبده ورسوله، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Sinuman ang sang-ayunan ng Allah ﷻ upang makagawa ng mga mabubuting gawain sa mga huling araw na ito at sa iba pang mga buwan at araw, nararapat sa kanya na alagaan ang kanyang mga gawa mula sa mga bagay na makapaglalayo sa kanya mula sa mga kabutihan. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(أتدرون مَن المفلِسُ ؟ قالوا: المفلِسُ فينا يا رسولَ اللهِ مَن لا درهمَ له ولا متاعَ له فقال رسولُ اللهِ صلَّى اللهُ عليه وسلَّم: المفلِسُ مِن أمَّتي مَن يأتي يومَ القيامةِ بصلاتِه وصيامِه وزكاتِه وقد شتَم هذا وأكَل مالَ هذا وسفَك دمَ هذا وضرَب هذا فيقعُدُ فيُعطى هذا مِن حسناتِه وهذا مِن حسناتِه فإنْ فنِيَتْ حسناتُه قبْلَ أنْ يُعطيَ ما عليه أُخِذ مِن خطاياهم فطُرِحت عليه ثمَّ طُرِح في النَّارِ)

**"Alam ba ninyo kung sino ang taong nalugi?"** Sinabi ng kanyang mga kasamahan: "O Sugo ng Allah ﷻ ang lugi mula sa amin ay yaong mga walang pera o kayaman." Sinabi niya : **"Katotohanan na ang lugi ay ang nasyon na darating sa araw ng paghuhukom na dala nila ang kanilang mga gawaing Mabuti (mga pagdarasal, pag-ayuno at kawang-gawa) na halos kasing laki ng mga kabundukan, ngunit sila ay darating sa kabilang buhay na sila ay may sinaktan dito sa mundo, kumain ng hindi sa kanya ditto sa mundo, minura at siniraan ang ibang tao dito sa mundo. Katotohanan na ang mga taong kanilang inapi ay kukuhain ang kanilang naipong mga mabubuting gawa at kapag naubus na ang kanilang mga mabubuting gawa ay ililipat sa kanila ang mga kasalanan**

**ng mga taong kanilang inapi, at sila ay itatapon sa impyernong apoy. Tunay na ito ang taong nalugi"**

Nararapat sa isang muslim na kapag siya ay gumawa ng mabubuting gawain ay pangalagaan niya ito ng tamang pangangalaga. Ang pinakamalaking bagay na nakapag bubura ng mga gawaing mabuti ay ang pagtatambal sa Allah ﷻ. Ang humiling at magpaubaya sa mga patay, libingan at mga engkanto liban sa Allah ﷻ, ito ay pagtatambal sa dakilang Allah ﷻ na nagagawa ng karamihan sa mga nagsasabing sila ay mga muslim. Katotohanan na yaong mga tao na gumagawa nang pagtatambal na ito, maaaring sila ay nagsasagawa nag subrang daming pagdarasal, pag-aayuno, pagbibigay ng kawang gawa ngunit sinasamahan nila ng pagtatambal sa Allah ﷻ. Katotohanan na walang silbi ang kanilang mga gawain at hindi katanggap tanggap sa Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَلَقَدۡ أُوحِيَ إِلَيۡكَ وَإِلَى ٱلَّذِينَ مِن قَبۡلِكَ لَئِنۡ أَشۡرَكۡتَ لَيَحۡبَطَنَّ عَمَلُكَ وَلَتَكُونَنَّ مِنَ ٱلۡخَٰسِرِينَ ٦٥ بَلِ ٱللَّهَ فَٱعۡبُدۡ وَكُن مِّنَ ٱلشَّٰكِرِينَ ٦٦﴾ [الزمر: 65-66]

**"At katiyakan, ipinahayag sa iyo, O Muhammad[ﷺ], at sa mga Sugo na nauna sa iyo: Kung ikaw ay sasamba nang bukod sa Allah ay mawawalan ng saysay ang iyong gawain at magiging kabilang ka sa mga mapapahamak at mga talunan dito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay; dahil hindi tinatanggap ang anumang mabuting gawa kapag may kasamang pagtatambal o pagsamba ng iba. Hindi ang kanilang inaakala ang katotohanan! Sa halip ang iyong sambahin ay ang Allah, O Muhammad na taos-puso ang iyong pagsamba sa Kanya, na Bukod-Tangi at walang katambal, at maging kabilang ka sa mga tumatanaw ng utang na loob sa Allah sa Kanyang mga biyaya."**

Nararapat lamang sa isang mananampalataya ang pangalagaan ang kanyang mga gawa, dahil maaring makaiwas ang isang muslim sa pagtatambal sa Allah ﷻ ngunit maari naman siyang makagawa ng mga bagay na tago. Kagaya na lamang ng paninirang puri na hindi masyadong pinapahalagahan ng ibang mga kapatid nating muslim na sila ay nanghihimasok sa mga pribadong usapin sa buhay ng iba at katotohanan na nawawala ang mabubuting gawa ng mga taong ito, at darating sila sa kabilang buhay na sila ay kabilang sa mga taong nalugi at nawa'y ilayo tayo ng Allah ﷻ sa ganitong pangyayari.

Pangalagaan natin ang ating mga gawa ng higit pa sa pag-aalaga natin sa ating pera, kayaman at kaluluwa, katotohanan na ang puhunan at ang kita ay nagmumula sa dakilang Allah ﷻ.






**34- Ang Pagiging Matatag Sa Mabuting Gawain**

الحمد لله رب العالمين أمر بالاستمرار على الطاعات حتى الممات، وأشهد أن لا له إلا الله وحده لا شريك له في ربوبيته وألهيته وما له من الأسماء والصفات، وأشهد أن محمدا عبده رسوله كانت كل حياته طاعات، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه ذو المناقب والكرامات، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

O Sangkatauhan, Katakutan ninyo ang Allah ﷻ at inyong alamin na kahit tapos na ang Ramadan tunay na ang gawain ng isang Muslim ay hindi magtatapos maliban sa kamatayan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱعۡبُدۡ رَبَّكَ حَتَّىٰ يَأۡتِيَكَ ٱلۡيَقِينُ ٩٩ ﴾ [الحجر: 99]

**"At sambahin mo ang iyong Panginoon hangga't dumating sa iyo ang kamatayan"**

Sinabi ng Propeta ﷺ:

(إِذَا مَاتَ الإِنْسَانُ انْقَطَعَ عَمَلُهُ)

**"Kapag mamatay ang tao'y mapuputol na ang kanyang gawain"**

Ibig sabihin na ang paggawa ng kabutihan ay hindi magtatapos sa pagtatapos ng Ramadan o iba pa. Nararapat lamang na ipagpatuloy ng isang Muslim ang mabubuting gawaing pagsamba habang siya'y buhay pa at ang buhay ng isang tao ay tunay na napakaiksi kaya't nararapat lamang na ito'y kanyang samantalahin sa pagsunod sa Allah ﷻ. Tunay na ang mga pinto ng Allah ﷻ ay nakabukas araw at gabi hindi lamang sa buwan ng Ramadan. Ang Allah ﷻ ay Kanyang binubuka ang Kanyang kamay sa umaga upang magbalik-loob ang gumawa ng kasalanan sa gabi at Kanyang binubuka sa gabi upang magbalik-loob ang gumawa ng kasalanan sa umaga, Siya'y bumababa sa kalangitan ng daigdig tuwing gabi at Kanyang sasabihin:

(هَلْ مِنْ سائل فأعطيه؟ هَلْ مِنْ دَاعٍ فَاسْتَجِيبَ لَهُ؟ هَلْ مِنْ مُسْتَغْفِرٍ فَأَغْفِرَ لَهُ؟ وَذَلِكَ فِي كُلِّ لَيْلَةٍ)

**"Meron bang hihingi at Aking ibibigay sa kanya? Meron bang nananalangin at Aking sasagutin? Meron bang humihingi ng kapatawaran at Aking ipapatawad sa Kanya?" At ito'y sa tuwing gabi.**

Kaya't ating ipagpatuloy ang paggawa ng pagsamba lalong lalo na ang mga 'Faraid'(mga pagsambang inobliga ng Allah ﷻ) at pag pagkatapos ang mga 'nawafil(mga pagsambang hindi obligado). Sinabi ng Allah ﷻ

﴿ ٱلَّذِينَ هُمۡ عَلَىٰ صَلَاتِهِمۡ دَآئِمُونَ ﴾ [المعارج: 23]

**"Sila yaong mga nanatili sa kanilang mga Salah"**

Ibig sabihin ay hindi lamang sila nagsa-salah sa isang partikular na panahon kundi sa lahat ng panahon at kanila itong inaalagaan(ang kanilang mga salah). Hindi mahalaga ang pagkakaroon ng mahabang buhay ngunit ang mahalaga ay ang siyang ginagawa sa buhay mula sa kabutihan at kasamaan. At ang buhay na maiksi ngunit nasa pagsamba naman sa Allah ﷻ ito'y mahaba, at kapag ito'y mahaba ngunit nasa paggawa naman ng kasalanan sa Allah ﷻay ito'y maikli at walang pagpapala at kabutihan.

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ at inyong pangalagaan ang inyong mga pagsamba at kayo'y manatili dito, at inyong layuan ang mga paggawa ng kasalanan. Oo ang muslim ay hindi maiiwasang magkamali ngunit ang Allah ﷻ ay kanyang binuksan ang Kanyang pinto para sa mga nagbabalik-loob sa kanya. At inyong alalahanin na ang Allah ﷻay laging nakatingin sa inyo kaya't wala kayong maitatago sa Kanya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَهُوَ مَعَكُمۡ أَيۡنَ مَا كُنتُمۡۚ ﴾ [الحديد: 4]

**"At Siya'y kasama ninyo saan man kayo naroroon"**

Kaya't nararapat kayong mahiya sa Allah ﷻ at kayo'y agad magbalik-loob sa kanya kapag kayo man ay makagawa ng kasalanan.

﴿ إِنَّمَا ٱلتَّوۡبَةُ عَلَى ٱللَّهِ لِلَّذِينَ يَعۡمَلُونَ ٱلسُّوٓءَ بِجَهَٰلَةٖ ثُمَّ يَتُوبُونَ مِن قَرِيبٖ فَأُوْلَٰٓئِكَ يَتُوبُ ٱللَّهُ عَلَيۡهِمۡۗ وَكَانَ ٱللَّهُ عَلِيمًا حَكِيمٗا ١٧ وَلَيۡسَتِ ٱلتَّوۡبَةُ لِلَّذِينَ يَعۡمَلُونَ ٱلسَّيِّـَٔاتِ حَتَّىٰٓ إِذَا حَضَرَ أَحَدَهُمُ ٱلۡمَوۡتُ قَالَ إِنِّي تُبۡتُ ٱلۡـَٰٔنَ وَلَا ٱلَّذِينَ يَمُوتُونَ وَهُمۡ كُفَّارٌۚ أُوْلَٰٓئِكَ أَعۡتَدۡنَا لَهُمۡ عَذَابًا أَلِيمٗا ١٨ ﴾ [النساء: 17-18]

**"Katotohanan, ang pagsisisi na tinatanggap ng Allah ay [iyon lamang] para sa mga [taong] nakagawa ng kasamaan sanhi ng kamangmangan at pagkaraa'y daliang nagsisi [at nagbalik-loob]; sila yaong mga patatawarin ng Allah. Ang Allah ay Lagi nang Maalam, Tigib ng Karunungan. At hindi [maituturing na] nagsisisi yaong mga [taong**

**patuloy na] gumagawa ng mga kasamaan hanggang kapag ang isa sa kanila ay abutan ng kamatayan, siya ay magsasabing: "Katotohanan ako ay nagsisisi na ngayon," at [hindi rin maituturing na nagsisisi] yaong mga [taong] namatay habang sila ay mga di-naniniwala. Sa kanila ay Aming inihanda ang isang mahapding parusa"**

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ ,at nararapat kayong manatili sa paggawa ng kabutihan at mag-iwas sa mga kasalanan. At inyong alamin na ang inyong mga buhay ay merong hangganan. Kapag umabot na ang kamatayan sa lalamunan ay hindi na matatanggap ang pagbalik-loob dahil ang oras nito'y tapos na dahil ang pagbalik-loob ay hindi na matatanggap kapag dumating na ang kamatayan. Kinakailangan ninyong isipin ang kamatayan sa lahat ng oras, dahil ang bawat isa'y hindi niya nalalaman kung kalian siya mamamatay.

﴿ أَيْنَمَا تَكُونُواْ يُدْرِككُّمُ ٱلْمَوْتُ وَلَوْ كُنتُمْ فِي بُرُوجٍ مُّشَيَّدَةٍۗ ﴾ [النساء: 78]

**"Saanman ang inyong [pook na] kinaroroonan, ang kamatayan ay darating sa inyo maging kayo man ay nasa mga toreng ginawang matayog!"**

Inyong tingnan ang kalagayan ng mga Salaf As-Saleh(mga Sahaba at Sumunod sa kanila), sila'y nagsisikap ng palagian sa paggawa ng kabutihan at sila'y walang sinasayang na oras. Sinabi ng iba sa kanila: "inabutan ko ang mga taong hindi nadaragdagan ang kanilang paggawa ng kabutihan sa pagpasok ng Ramadan at hindi rin ito nababawasan sa pagtatapos nito". Ibig sabihin sila'y nagsisikap sa paggawa ng kabutihan sa tanang buhay nila. Tinanong ang isa sa mga Saliheen tungkol sa mga taong lubos na nagsisiskap pagdating ng Ramadan at kapag ito'y nagtapos na sila'y babalik na sa dati nilang pagpapabaya, kanyang sagot: "Napakasama ng mga taong hindi nila kilala ang Allah ﷻ maliban lamang sa Buwan ng Ramadan" . Kaya't huwag kayong maging katulad nila mga kapatid.

**فاتقوا الله، عباد الله،** (وَتُوبُوا إِلَى اللَّهِ جَمِيعاً أَيُّهَا الْمُؤْمِنُونَ لَعَلَّكُمْ تُفْلِحُونَ)، بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم ونفعنا بما فيه من الآيات والذكر الحكيم أقول قول هذا واستغفر الله لي ولكم ولجميع المسلمين من كل ذنب فاستغفروه إنه هو الغفور الرحيم.

الخطبة الثانية:

الحمد الله على لطفه وإحسانه وتوفيقه وامتنانه، وأشهد أن لا إله الله وحده لا شريك تعظيما لشأنه، وأشهد أن محمدا عبده ورسوله صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه، وسلم تسليماً كثيراً، أما بعد:

Sinabi ng Propeta ﷺ:

(اتَّقِ اللَّهَ حَيْثُ مَا كُنْتَ، وَأَتْبِعِ السَّيِّئَةَ الْحَسَنَةَ تَمْحُهَا، وَخَالِقِ النَّاسَ بِخُلُقٍ حَسَنٍ)

**"Katakutan mo ang Allah saan ka man naroroon, at sundan mo ang kasalanan ng mabuting gawain dahil ito'y kanyang buburahin, at iyong pakitunguhan ang mga tao ng mabuting pag-uugali"**

Dahil sa nalalaman ng Allah ﷻ na ang tao ay laging nagkakasala, ito'y kanyang inutusan sa paggawa ng maraming kabutihan, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَقِمِ ٱلصَّلَوٰةَ طَرَفَيِ ٱلنَّهَارِ وَزُلَفًا مِّنَ ٱلَّيۡلِۚ إِنَّ ٱلۡحَسَنَٰتِ يُذۡهِبۡنَ ٱلسَّيِّـَٔاتِۚ ذَٰلِكَ ذِكۡرَىٰ لِلذَّٰكِرِينَ ١١٤ ﴾

[هود: 114]

**"At magsagawa ng pagdarasal sa dalawang dulo ng araw at sa ibang bahagi ng gabi. Katotohanan, ang mga mabubuting gawa ay nakapapawi ng mga masasamang gawa. Iyan ang paalala [o payo] para sa mga nakaaalala"**

Kaya't ang Allah ﷻ ay inutos niya sa ating pangalagaan natin ang ating limang beses na Salah dahil doon ay kanyang ipapatawad sa isang Alipin ang kanyang mga maliliit na pagkakasala.

﴿ إِنَّ ٱلۡحَسَنَٰتِ يُذۡهِبۡنَ ٱلسَّيِّـَٔاتِۚ ﴾ [هود: 114]

**"Katotohanan, ang mga mabubuting gawa ay nakapapawi ng mga masasamang gawa"**

Sinabi ng Propeta ﷺ:

(الصَّلَوَاتُ الْخَمْسُ وَالْجُمُعَةُ إِلَى الْجُمُعَةِ وَرَمَضَانُ إِلَى رَمَضَانَ كَفَّارَةٌ لما بَيْنَهُنَّ إِذَا اجْتَنَبَت الْكَبَائِر)

**“Ang limang beses na Salah, at ang Jumuah patungo sa susunod na Jumuah, at ang Ramadan patungo sa susunod na Ramadan ay kapatawaran sa mga pagitan nito kapag nilayuan ang mga malalaking kasalanan”**

Ngunit ang mga malaking kasalanan tulad ng Shirk, pangangalunya, pagnanakaw at iba ay hindi patatawarin maliban sa pamamagitan ng ‘Tawba o pagbalik-loob o sa pamamagitan ng habag ng Allah ﷻ.

Kahit anumang kasalanan ang magagwa ng isang alipin ay nararapat siyang magmadali sa paghingi ng kapatawaran sa Allah ﷻ, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَٱلَّذِينَ إِذَا فَعَلُواْ فَٰحِشَةً أَوۡ ظَلَمُوٓاْ أَنفُسَهُمۡ ذَكَرُواْ ٱللَّهَ فَٱسۡتَغۡفَرُواْ لِذُنُوبِهِمۡ وَمَن يَغۡفِرُ ٱلذُّنُوبَ إِلَّا ٱللَّهُ وَلَمۡ
يُصِرُّواْ عَلَىٰ مَا فَعَلُواْ وَهُمۡ يَعۡلَمُونَ ١٣٥﴾ [آل عمران: 135]

**“At sila yaong, kapag nakagawa ng Fahisha [kahalayan] o nakagawa ng kamalian [o maliit na kasalanan] sa kanilang mga sarili, ay kanilang naaalala ang Allah at [dagliang] humihingi ng kapatawaran sa kanilang nagawang mga kasalanan. At sino ang magpapatawad ng mga kasalanan maliban sa Allah ? At sila [ay] hindi nagpapatuloy sa anumang [kamalian] na kanilang nagawa sa sandaling ito ay kanilang mapag-alaman”**

At kahit pa man ilang beses na paulit-ulit sa iyo ang kasalanang ito ay huwag mong iisipin na wala ng kapatawaran sa iyo at huwag na huwag kang mawalan ng pag-asa sa habag ng Allah ﷻ:

﴿قُلۡ يَٰعِبَادِيَ ٱلَّذِينَ أَسۡرَفُواْ عَلَىٰٓ أَنفُسِهِمۡ لَا تَقۡنَطُواْ مِن رَّحۡمَةِ ٱللَّهِۚ إِنَّ ٱللَّهَ يَغۡفِرُ ٱلذُّنُوبَ جَمِيعًاۚ إِنَّهُۥ هُوَ ٱلۡغَفُورُ
ٱلرَّحِيمُ ٥٣﴾ [الزمر: 53]

**Sabihin: “O Aking mga alipin na nagmalabis [sa paggawa ng mga kasalanan] laban sa kanilang mga sarili, huwag kayong mawalan ng pag- asa mula sa habag ng Allah. Katotohanan, pinatatawad ng Allah ang lahat ng kasalanan. Katiyakan Siya’y laging Mapagpatawad, ang Maawain”**

At alamin ninyo na ang pinakamabuting salita ay salita ng Allah ﷻ at ang pinakamabuting gabay ay ang gabay ng Propeta Muhammad ﷺ at ang pinakamasamang bagay ay ang mga binago sa relihiyon, at lahat ng bid-ah ay pagkaligaw. At nararapat sa

inyo na kumapit sa Jamaah(grupo ng mga Muslim) dahil tunay na ang Kamay ng Allah ﷻ ay nasa Jamaah at kung sinumang humiwalay ay siya'y humiwalay patungo sa Apoy.






**35- Ang Hajj at mga Alituntunin nito**

الخطبة الأولى:

إن الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره ونعوذ بالله من شرور أنفسنا، ومن سيئات أعمالنا، من يهده الله فلا مضل له، ومن يضلل فلا هادي له، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله، أما بعد:

Katotohanan na likas sa tao ang paghangad sa mga mahalagang bagay na nakikita na kanyang mata at nahahawakan ng kanyang kamay bilang maging tanda at simbolo upang kanya itong pagsumikapan na makamit, at bilang pagpapahalaga sa likas na katangian na ito ay ginawa ng Allah ﷻ para sa mga muslim ang Ka'bah na isang mahalagang bagay na nakikita at nahahawakan ng tao at pinapanagarap ng lahat at pinagsusumikapan na ito ay mapuntahan at mahawakan, na kung saan ay ipinag-utos ng Allah ﷻ sa tuwing magtataguyod nang pagdarasal ay nararapat na humarap lamang dito bilang Qibla(direksyon) ng mga muslim, dito rin sila nagsasagawa ng Hajj at nagtatafaw(umiikot). At kabilang din sa mahalagang bagay na nakikita at nahahawakan ng tao na matatagpuan sa ka'bah ay ang Hajarul Aswad(Ang maitim na bato) na pinagsusumikapan ng lahat na ito ay kanilang mahalikan, mahawakan o di kaya'y maituro man lamang, na kung saan ang Propeta ﷺ mismo ang nagsabi na ito ay nagmula sa paraiso, kaya't walang pagdududa na mayroon sa bahagi ng Ka'bah na nagmula sa paraiso.

Ang Hajj sa literal na kahulugan nito ay layunin o intensyon, at ang kahulugan naman nito sa Islamikong terminolohiya o (shar'an): layunin o intensyon sa pagpunta sa Ka'bah (bahay dalanginan) upang itaguyod ang mga espesyal na ritwal na pagsamba sa espesyal o itinakdang panahon nito.

Ang Hajj ay isang uri ng pagsamba na inobliga ng Allah ﷻ na mayroong mga Hiklma karunungan o (wisdom) sa likod nito sa lahat ng mga muslim na mayroong kakayahan sa pamamagitan ng kanilang pangagatawan (malusog malakas) at sa pinansyal (may sapat na kayaman) Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلِلَّهِ عَلَى ٱلنَّاسِ حِجُّ ٱلْبَيْتِ مَنِ ٱسْتَطَاعَ إِلَيْهِ سَبِيلًا ﴾

**"At ipanag-utos ng Allah sa mga tao na magtungo sa bahay-dalanginan (Ang Ka'bah) upang magsagawa ng hajj sa sinumang may kakayahang maglakbay para rito."**

(وعن ابن عباس –رضي الله عنهما– قال: جاءت امرأة من خثعم عام حجة الوداع، قالت: يا رسول الله، إن فريضة الله على عباده في الحج أدركت أبي شيخًا كبيرًا لا يستطيع أن يستوي على الراحلة، فهل يقضي عنه أن أحج عنه؟ قال: «نعم» (متفق عليه)، فلو لم يكن فريضة لما أمرها أن تحج عنه)

**"At ayon kay Ibbnu Abbas (kalugdan nawa siya ng Allah ﵁) kanyang sinabi: Dumating ang isang babae na nagmula sa tribo ng kath'am sa taon ng hajjatul wadah, kanyang sinabi: O Propeta ng Allah! tunay na naabutan ng aking mahal na ama ang pag-oobilaga ng hajj ngunit siya ay wala ng kakayahan na maglakbay ng dahil sa katandaan, nararapat ko bang siyang ipag hajj na ako ang magsasagawa nito para sa kanya? sabi ng Propeta: oo."** (hadith na pinagkasunduan ni Bukhari at Muslim)

Ito'y nangangahulugan lamang na kung hindi naging obligado ang hajj ay hindi sana inutusan ng Propeta ang babaeng yaon na ipaghajj ang kanyang ama.

Ang Hajj ay obligado lamang iasgawa isang beses sa buong buhay ng isang tao, at kung ito man ay naulit ay mapapabilang sa Sunnah maliban na lamang kung siya ay nagbigay na panata(nadhar) ito ay magiging wajib.

(فهذا الأقرع بن حابس يسأل النبي –صلى الله عليه وسلم– قائلًا: يا رسول الله الحج في كل سنة، أو مرة واحدة؟ فيجيبه: «بل مرة واحدة، فمن زاد، فتطوع» (ابن ماجه)

**"Si Akra ibn Ha'bis ay nagtanong sa Propeta ﷺ: O Propeta ng Allah! ang paghahaj ba ay obligado sa bawat taon o isang beses lamang? at sinagot ito ng Propeta: bagkus ito ay isang beses lamang, at kung ito man ay naulit o sobra sa isa ay ay kabilang sa Sunnah."**

At naobliga ang hajj ayon sa pananaw ng karamihan ng mga pantas ng Islam sa huling ika-9 na taon ng hijri at ang salita ng Allah na patungkol sa pag oobliga ng hajj,

﴿ وَلِلَّهِ عَلَى ٱلنَّاسِ حِجُّ ٱلْبَيْتِ مَنِ ٱسْتَطَاعَ إِلَيْهِ سَبِيلًا ﴾

**"At ipanag-utos ng Allah sa mga tao na magtungo sa bahay-dalanginan (Ang Ka'bah) upang magsagawa ng hajj sa sinumang may kakayahang maglakbay para rito."**

Tunay na ang pagsasagawa ng hajj ay ipinag utos ng Allah ﷻ na matatagpuan sa Qur'an at sa Sunnah ng Propeta ﷺ at pinagkaisahan ito (ijmah) ng ummah, at ganun din na pinagkasunduan at pinagkaisahan ng lahat ng muslim ng kung sinuman ang tumanggi at hindi naniwala na ito ay obligado siya ay matatawag na Murtad(tumalikod o nakalabas sa Islam), at kung sinuman ang nagpabaya nang pagsasagawa nito na alam niya na ito ay obligado sa kanya at siya ay may kakayahan tunay na siya ay nasa delikadong kalagayan.

Mga kapatid sa Pananampalataya! halinat ating alamin ang mga kondisyon kung kanino at papaano maging obligado ang pag hahajj, **Unang kondisyon**; nararapat na siya ay isang Muslim; ang hindi muslim ay hindi obligado sa kanya ang hajj at hindi pinahihintulutan na pumasok sa Ka'bah. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِنَّمَا ٱلْمُشْرِكُونَ نَجَسٌ فَلَا يَقْرَبُواْ ٱلْمَسْجِدَ ٱلْحَرَامَ بَعْدَ عَامِهِمْ هَٰذَا ۚ ﴿٢٨﴾ ﴾

**"O kayong mga mananampalataya! katotohanan ang mga mushrik (hindi mananampalataya) ay marurumi, kaya huwag ninyo silang hayaan na makalapit sa Al-masjid Al-haram (sa Makkah) pagkaraan nitong kanilang huling taon."**

**Pangalawang kondisyon:** Nararapat na sa tamang kaisipan: at hindi obligado ang hajj sa mga taong hindi matino ang kaisipan (majnoon) dahil sila ay kabilang sa mga uri ng tao na hindi kabilang sa pagsasagawa ng mga ipinag-uutos ng Allah.

فعن عائشة أن النبي -صلى الله عليه وسلم- قال: (رفع القلم عن ثلاث: عن النائم حتى يستيقظ، وعن الصغير حتى يكبر، وعن المجنون حتى يعقل أو يفيق)(النسائي).

**"Itinaas ng Allah ang panulat sa tatlong uri ng tao: Sa taong natutulog hanggang sa siya ay makagisng, sa bata hanngang sa siya ay lumaki, at sa taong hindi matino ang pag-iisip hanggang sa siya ay bumalik sa tamang kaisipan."**

**Pangatlong kondisyon**: Nararapat ay nasa wastong gulang (balig): ang katibayan ay ang hadith na ating nabanngit sa itaas, at kapag ang isang bata ay nagsagawa ng hajj ito ay magiging tama at may gantimpalang makukuha ngunit hindi parin sapat na mawala sa kanya ang pagiging obligado ng hajj, kaya't nararapat niya padin ulitin ang haj pagsapit

niya sawastong gulang, at ang katibayan na tama ang kanyang hajj hadith na inulat na Ibn Abbas na ang isang babae ay inangat niya ang kanyang sanngol na anak at nagsabi: siya ba ay maaring mag hajj? sagot na Propeta ﷺ: oo at ikaw ay magkakaroon ng gantimpala.

**Pang apat na kondisyon**: Nararapat na siya ay kabilang sa mga taong Malaya (hurr); ang isang taong Alipin (Abad) ay pagmamay ari ng iba kaya't hindi siya maaring ipaghajj.

**Panglimang kondisyon:** Nararapat na siya ay mayroong kakayahan sa pamamagitan ng kanyang pangangatawan  ito ay malakas, malusog at may kayamanan, kaya't kung sinuman ang may kakayahan sa pamamagitan ng kanyang kayaman ngunit walang kakayahan ang pangangatawan nararapat na ipag hajj siya ng iba, at ang katibayan ay ang salita ng Allah sa Qur'an na ating unang nabanngit sa itaas.

**Pang-anim at pangpitong kondisyon** na karagdagan sa mga kakabihan lamang; Una dito: Ang pagkakaroon ng Mahram, Sinabi ng Propeta ﷺ:

(لا تسافر المرأة ثلاثة أيام إلا مع ذي محرم) (متفق عليه)، والثاني: ألا تكون المرأة في فترة العدة من طلاق أو وفاة،

**"hindi marapat sa isang babae na siya ay maglakbay sa isang lugar na tatlong araw maliban na lamang na mayroon siyang mahram na kasama."** (pinagkasunduan ni Bukhari at Muslim)

Pangalawa:  habang siya ay na sa sitwasayon ng kanyang Idda (matapos na kanyang buwanang dalaw ng tatlong buwan) mula sa kanyang paghihiwalay sa kanyang asawa o sa yumao niyang asawa, siya ay pinagbawalan na umalis sa kanyang bahay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّبِيُّ إِذَا طَلَّقۡتُمُ ٱلنِّسَآءَ فَطَلِّقُوهُنَّ لِعِدَّتِهِنَّ وَأَحۡصُواْ ٱلۡعِدَّةَۖ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ رَبَّكُمۡۖ لَا تُخۡرِجُوهُنَّ مِنۢ بُيُوتِهِنَّ وَلَا يَخۡرُجۡنَ إِلَّآ أَن يَأۡتِينَ بِفَٰحِشَةٖ ١ ﴾

**"O Propeta, kapag kayo ay magdidiborsiyo ng mga asawa, hiwalayan sila sa simula ng kanilang Iddah at bilangin ang kanilang Iddah nang wasto at matakot kayo sa Allah ang inyong Panginoon. Sila ay huwag ninyong ipagtabuyan mula sa kani-kanilang pamamahay, at sila ay huwag ninyong hayaang lumisan sa panahong ito maliban kung sila ay nagkagawa ng hayag na kahalayan".**

At may isang kondisyon na idinagdag ang ibang mga pantas ng Islam upang maging obligado ang pagsasagawa ng hajj at ito ay  ang pagkakaroon ng kapayapaan o kaligtasan  sa daaanan patungo sa Makkah, at kapag wala ang kaligtasan sa daan patungo sa bahay ng Allah katulad halimbawa na mayroong mga masasamang nilalang na humaharang sa daan ng mga tao o tinawag sa arabik na kuttautturuq ay hinidi magiging obligado ang hajj.

At kabilang sa mga bagay na nararapat isaalang- alang na marapat ang kayaman na gagamitin sa pagsasagawa ng hajj ay mula sa halal na paraan, at kung hindi man,  tunay na hindi ito tatanggapin sa kanya.

At ganun din na nararapat na iwasan ng isang taong mag hahajj ang mga bagay na nakakabawas o nakakasira ng paghhajj katulad ng pakikipagatalo, pakikipagtalik sa asawa at paggawa ng mga kasalan. Sinabi ng Allah ﷻ.

﴿ ٱلۡحَجُّ أَشۡهُرٞ مَّعۡلُومَٰتٞۚ فَمَن فَرَضَ فِيهِنَّ ٱلۡحَجَّ فَلَا رَفَثَ وَلَا فُسُوقَ وَلَا جِدَالَ فِي ٱلۡحَجِّۗ ١٩٧ ﴾

**“Ang Hajj ay may itinakda na mga kilalang buwan, sinuman ang maglayong magsagawa ng hajj magkagayon,  siya ay hindi dapat makipagtalik, huwag gumawa ng mga kasalan,o makipagtalo sa panahon ng hajj”.**

Mga Alipin ng Allah! tunay na ang mga pantas ng Islam ay nagkaiba-iba ng kuru-kuro sa usapin ng pagsasagawa ng Hajj kung ito ba ay obligado isagawa nang agaran o madalian sa sinumang may kakayahan o maari ba itong ipahuli kung kailan nanaisan ng isang taong may kakayahan? at walang pagdududa na ang pinakamainam sa lahat ng pagkakataon ay ang pagmamadali ng pagsasagawa ng Hajj sa sinumang muslim na may kakayahan,

فعن ابن عباس قال: قال رسول الله –صلى الله عليه وسلم–: (تعجلوا إلى الحج –يعني: الفريضة– فإن أحدكم لا يدري ما يعرض له) (أحمد)،

Iniulat na Ibn Abbas ang Propeta ﷺ: ay nagsabi: **“magmadali sa pagsasagawa ng Hajj sapagka’t katotohanan na walang nakaaalam sa bawat isa sa inyo kung ano ang mangyayari sa kanyang hinaharap.”**

At katiyakan ang Pagsasagawa ng Hajj sa bahay ng Allah at paglalakbay sa sagradong lugar na ito ang siyang pinapangarap ng lahat ng mga muslim sa balat ng lupa, sapagka't ito ay bilang pagtugon sa paanyaya ni Propeta Ibrahim, sabi ng Allah ﷻ:

﴿ رَّبَّنَآ إِنِّيٓ أَسۡكَنتُ مِن ذُرِّيَّتِي بِوَادٍ غَيۡرِ ذِي زَرۡعٍ عِندَ بَيۡتِكَ ٱلۡمُحَرَّمِ رَبَّنَا لِيُقِيمُواْ ٱلصَّلَوٰةَ فَٱجۡعَلۡ أَفۡـِٔدَةٗ مِّنَ ٱلنَّاسِ تَهۡوِيٓ إِلَيۡهِمۡ وَٱرۡزُقۡهُم مِّنَ ٱلثَّمَرَٰتِ لَعَلَّهُمۡ يَشۡكُرُونَ ٣٧ ﴾

**"Aming Panginoon, aking pinatira ang ilang sa aking mga supling sa isang tigang na lamabak malapit sa iyong sagradong bahay (Ang Kaba'ah). Aming Panginoon upang sila ay magsagawa ng Pagdarasal. Kaya, hayaan Mo pong mapalapit ang kalooban ng mg tao sa kanila, at ipagkaloob Mo po sa kanila ang panustos mula sa mga prutas upang sakali sila ay matutong magpsalamat saiyo."**

At ito ay bilang pagtugon din sa panawagan na ipinag-utos ng Allah ﷻkay Ibrahim ng sabihin ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَذِّن فِي ٱلنَّاسِ بِٱلۡحَجِّ يَأۡتُوكَ رِجَالٗا وَعَلَىٰ كُلِّ ضَامِرٖ يَأۡتِينَ مِن كُلِّ فَجٍّ عَمِيقٖ ٢٧ ﴾

**"At ipanawagan mo sa sangkatauhan ang pagsasagawa ng Hajj, na sila ay darating sa iyo na may naglalakad, at nakasakay sa mga kamelyo, na darating ito sa iyo na nagmula sa mga malalayong lugar."**

Tunay na ang Hajj ang siyang pinakamainam na Gawain pagkatapos ng Iman at Jihad,

فعن أبي هريرة، أن رسول الله –صلى الله عليه وسلم– سئل: أي العمل أفضل؟ فقال: (إيمان بالله ورسوله)، قيل: ثم ماذا؟ قال: (الجهاد في سبيل الله) قيل: ثم ماذا؟ قال: (حج مبرور) (متفق عليه)

**"Naiulat ni Abu Hurayrah(kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ), tinanong ang Propeta ﷺ kung ano ang pinakamainam ng Gawain? kanyang sinabi: Ang Pagkakaroon ng Pananampalataya sa Allah at sa kanyang Propeta, at ano po ang kasunod nito? kanyang Sinabi: Ang Jihad para sa landas ng Allah, at ano pa po ang kasunod? kanyang Sinabi: Ang katatanggap tanggap ng pagsasagawa ng Hajj."**

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

O kayong mga mananampalataya! tunay na ang pagsasagawa ng Hajj sa bahay ng Allah ﷻ ay mabiyaya at maraming kainaman na hindi kayang bilangin, at kabilang dito ay ang mag sumusunod:

**Ang Paghahajj ay dahilan upang mapatawad ng Allah ﷻang mga nagawang mga kasalan**, Sinabi ng Propeta ﷺ:

(من حج لله فلم يرفث، ولم يفسق، رجع كيوم ولدته أمه) (متفق عليه)

**"Sinuman ang nag sagawa ng Hajj na hindi nakipagtalik sa kanyang asawa, at hindi gumawa ng mga kasalan at ipinagbabawal tunay na siya ay parang bumalik sa araw na isinilang siya ng kanyang nanay,"**

**Ang katanggap-tanggap na Hajj ang siyang nagsisilbing daan patungo sa Paraiso ng Allah ﷻ.** Sinabi ng Propeta ﷺ:

(والحج المبرور ليس له جزاء إلا الجنة) (متفق عليه)

**" Ang katanggap-tanggap ng Hajj ay walang gantimpala maliban ang Paraiso."**

Ang Pagsasagawa ng Hajj at pagsuot ng ihram( ang damit na puti na sinusuot dito) ay nagpapaalala sa atin ng kalagayan sa araw ng paghuhukom, ang araw na kung saan ay titipunin ng Allah ﷻ ang mga tao sa iisang lugar lamang ( ang Mahshar) at bago pa ang pangyyaring ito ay pinapaalala din sa atin ang kamatayan, dahil halos magkapareho ang damit na sinusuot ng naghahajj at ang taong patay ang puting tela o damit.

O Allah! isulat mo sa amin at ibilang mo kami sa iyong mga alipin na makapagsagawa ng Hajj sa Iyong sagradong bahay na katanggap-tanggap.



## 36- Ang Araw Ng Arafah

الخطبة الأولى:

Aking mga kapatid na mananampalataya, Ano nga ba ang bundok at araw ng Arafah? May nagsabi na noong ibinaba si Adan at Hawa sa lupa, ay ibinaba si Adan sa India at ibinaba naman si Hawa sa Jeddah, at noong hiniling nilang dalawa na makasama ang bawat isa ay nagkita sila sa bundok ng Arafah sa Makkah sa ika-siyam na araw ng buwan ng (Dhul-Hijjah), at dito tinawag itong 'araw ng Arafah'. May nagsabi din, na itong pangalan na ito ay inilaan para kay Ibrahim. May nagsabi din na dahil sa si Jibreel ay umiikot sa mga palatandaan na ito (mga lugar sa Makkah) tinawag itong Arafah. May nagsabi din na, kaya tinawag itong Arafah ay dahil sa iniwan ni Ibrahim ang kanyang asawang si Hajar at anak na si Ismael sa Makkah at umalis si Ibrahim at hindi bumalik ng mga ilang taon hanggang noong bumalik si Ibrahim ay nagkita silang tatlo sa ika-siyam na araw (Dhul-Hiijah) sa araw ng Arafah at sa lugar ng Arafah. May nagsabi parin na, dahil sa napanaginipan ni Ibrahim ang pag-aalay kay Ismael na kanyang anak sa ika-walong araw ng (Dhul-Hijjah) at nag-isip o pinag-isipan ni Ibrahim sa araw na ito ang rebelasyon sa kanya ng Allah ﷻ kaya tinawag ang ika-walong araw ng (Dhul-Hijjah) na (Araw ng Tarwiyah) o araw ng pag-iisip o pagninilay-nilay. Pagkatapos ay napanaginipang muli ni Ibrahim ang pag-aalay ng kanyang anak sa gabi ng ika siyam na araw ng (Dhul-Hijjah) at dito nalaman niya at napagtanto nga niya na ito nga ay mula sa nag-iisang panginoon ang Allah ﷻ kaya tinawag niya ang araw na ito na araw ng (Arafah). May nagsabi parin na dahil daw ang mga tao ay umaamin sa ika-siyam na araw ng (Dhul-Hijjah) na kung saan ito ang Arafah sa mga kasalanang kanilang nagawa. May nagsabi parin na dahil daw sa ipinapaalam ng Allah ﷻ ang kapatawaran sa mga taong nagsasagawa ng (Hajj) sa mismong ika-siyam na araw ng (Dhul-hijjah). May nagsabi parin na tinawag daw itong araw ng (Arafah) dahil sa nagmula ito sa salitang mabuti. May nagsabi parin na tinawag daw ang bundok na ito ng Arafah dahil ang mga nagsasagawa daw ng (Hajj) banal na paglalakbay sa Makkah ay nagkakakilakilala sa lugar na ito. May nagsabi parin na ang

pinagmulan ng tawag sa araw na ito ay ang pagtitiis, na itinatawag sa isang tao na (A'rif) kapag siya ay nagtataglay ng matinding pagtitiis at pagkatakot sa Allah ﷻ.

Ang mga ito ay mga pakahulugan at mga pagsusumikap sa pagbibigay ng kahulugan na nabanggit sa mga libro ng (Tafsir) o pagsasalin ng kahulugan ng banal Qur-an. Hindi natin alam kung ano sa mga ito ang tama o alin sa mga ito ang mali, at tayo ay nag-aalangan sa iba sa mga ito, ngunit ang walang pag-aalingan ay ang kung ano ang natatanging kainaman na ipinagkakakaloob ng Allah ﷻ sa mga tao sa mismong araw ng (Arafah) na wala sa ibang mga araw. Ilan sa mga gantimpala at maiinam na katangian ng araw na ito ay:

- **Ang araw na ito ang araw kung saan kinumpleto ng Allah ﷻ ang relihiyon at gantimpala.**

Sinabi ng isang lalaki mula sa mga Hudyo kay Umar kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: 'O pinuno ng mga mananampalataya kailan ibinaba ang talata na ito?

﴿ ٱلۡيَوۡمَ أَكۡمَلۡتُ لَكُمۡ دِينَكُمۡ وَأَتۡمَمۡتُ عَلَيۡكُمۡ نِعۡمَتِي وَرَضِيتُ لَكُمُ ٱلۡإِسۡلَٰمَ دِينٗاۚ ٣ ﴾ [المائدة: 3]

**"Sa araw na ito ay kinumpleto Ko ang inyong Relihiyon, at Aking ginawang ganap sa inyo ang Aking biyaya, at nagustuhan ko ang Islam bilang inyong Relihiyon"**

Sinabi ni Umar: katotohanan alam ko kung kailan ibinaba ang talata na ito, ibinaba sa araw ng Arafah sa ika-siyam na araw ng (Dhul-Hijjah) sa araw ng Biyernes.

- **Ito ang araw nang pagdiriwang o kasiyahan ng mga mananampalataya.**

Isinalaysay ni Ibn Amir kalugdan nawa sia ng Allah ﷻ na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إِنَّ يومَ عرفةَ ويومَ النَّحرِ وأيَّامَ التَّشريقِ عيدُنا أَهْلَ الإسلامِ، وَهيَ أيَّامُ أَكْلٍ وشربٍ)

**"Tunay na ang araw ng Arafah, at araw ng (Nahr) pag-aalay at ang ika-labing isa, labing dalawa at labing tatlo ng (Dhul-Hijjah) ang mga araw nang pagdiriwang at kasiyahan ng mga mananampalataya, kung saan ito ang mga araw nang pagkain at pag-inum"**

Ang araw ng Arafah ay kasiyahan at pagdiriwang sa mga nasa lugar ng Arafah kung saan sila ay nasa isa sa pinaka dakilang lugar at pagtitipon, salungat sa mga tao na nasa ibang lugar dahil ang pagtitipon nila ay sa araw ng (Nahr) pag-aalay.

**•Ito ay kabilang sa sampung araw ng buwan ng (Dhul-Hijjah). Ano nga ba ang ibig sabihin nito.?**

Ito ay araw kung saan dinudoble ng Allah ﷻ ang gantimpala ng mga taong gumagawa ng mabuti. Naiulat ni Ibnu Abbas kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ na:

(ما من أيَّامٍ العملُ الصَّالحُ فيها أحبُّ إلى اللَّهِ من هذِهِ الأيَّامِ يعني العَشرَ قالوا يا رسولَ اللَّهِ ولا الجِهادُ في سبيلِ اللَّهِ قالَ ولا الجِهادُ في سبيلِ اللَّهِ إلَّا رجلٌ خرجَ بنفسِهِ ومالِهِ فلم يرجِع من ذلِكَ بشي)

**"Walang araw na ang mga gawain ng mga mananampalataya ay kamahal-mahal para sa Allah maliban na lamang sa mga araw na ito (Unang sampong araw ng Dhul-Hijjah).'**

Sinabi ng kanyang mga kasamahan: "kahit na po ba ang pakikibaka sa landas ng Allah?" Kanyang sagot: **"Kahit na ang pakikibaka sa landas ng Allah, maliban na lamang sa lalaki na lumabas mula sa kanyang bahay na dala ang kanyang buong pagkatao at ang kanyang kayaman at hindi na nakabalik pang muli".**

**•At ito ang araw na sinumpaan ng Allah ﷻ noong sinabi Niya:**

﴿ وَلَيَالٍ عَشْرٍ ۝٢ ﴾ [الفجر: 2]

**"Sumpa man sa pamamagitan ng sampung gabi na ito, (ang unang sampung araw ng Dhul Hijjah)"**

**•Nasa loob ng mga araw na ito ang isa sa haligi ng (Hajj).**

Noong tinanong si Propeta Muhammad ﷺ, ano ang (Hajj)? Kanyang sinabi:

(الحجُّ عرَفةُ)

**"Ang (Hajj) ay ang pagtayo sa lugar ng Arafa"**

Sinuman ang hindi nakatayo sa lugar na ito ay walang (Hajj) para sa kanya.

**•Ipinagmamalaki ng Allah ﷻ ang mga tao na nasa lugar ng Arafah.**

Naiulat ni Ibn Umar Ibn Al'as kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(إنَّ اللهَ تعالى يُباهِي ملائِكتَهُ عشِيَّةَ عرَفةَ بأهلِ عرَفةَ ، يقولُ : انظُروا إلى عبادِي ، أتوْنِي شُعْثًا غُبْرًا)

**"Tunay na ang Allah ay pinagmamalaki Niya sa Kanyang mga anghel ang mga tao sa lugar ng Arafah' at sinasabi ng Allah: "Tingnan ninyo ang Aking mga alipin dumating sila para sa akin kahit na sila ay may mga alikabok sa kanilang mga katawan."**

**•Ang pag-aayuno sa unang sampung araw ng (Dhul-Hijjah) ay pambayad sa dalawang taong mga kasalanan na nakalipas.**

Naiulat ni Qatadah Al-Ansari kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na noong tinatanong si Propeta Muhammad ﷺ patungkol sa pag-aayuno sa araw ng Arafah, kanyang sinabi:

(وَسُئِلَ عن صَوْمِ يَومِ عَرَفَةَ؟ فَقالَ: يُكَفِّرُ السَّنَةَ الماضِيَةَ وَالْبَاقِيَةَ)

**"Nakakapagbura ng isang taon na kasalanan na nagdaan at mga natira dito"**

At nararapat sa mga hindi nagsagawa ng (Hajj) na mag-ayuno ngunit hindi nararapat sa mga nagsasagawa ng (Hajj). Dahil para sa nagsagawa ng (Hajj) ay ang pagdiriwang. Sinabi ni Umm Al'fadh'l kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: "Nag-alinlangan ang mga tao sa araw ng Arafah patungkol sa pag-aayuno ni Propeta Muhammad ﷺ, at pinadalhan nila ng tubig si Propeta Muhammad ﷺpagkatapos ay ininum niya ito"

**•Ang araw kung saan inililigtas ng Allah ﷻ ang mga tao mula sa impyerno.**

Naiulat ni Aisha kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ما مِن يَومٍ أَكْثَرَ مِن أَنْ يُعْتِقَ اللَّهُ فيه عَبْدًا مِنَ النَّارِ، مِن يَومِ عَرَفَةَ)

**"Walang araw na pinaka maraming nailiiligtas ang Allah ﷻ mula sa impyerno maliban na lamang sa araw ng Arafah"**

Aking kapatid na alipin ng Allah ﷻ na may kakayanang magsagawa ng (Hajj) samantalahin ninyo at isagawa ninyo ito, dahil ito ay dahilan upang makamit ang kapatawaran ng Allah ﷻ. At ito ay dahilan upang makalayo sa mga kasalanan, dahil ang araw na ito ay banal at ipinagbabawal ang paggawa ng mga masasamang bagay, dahil ang kaparusahan sa masasamang gawain ay nadadagdagan pag ito ay isinagawa sa mga araw at lugar ng (Hajj), at dahil narin sa ang paggawa ng kasalanan ay pinipigilan nito ang pagbaba ng awa at habag ng Allah ﷻ. Paano nga ba ililigtas ng Allah ﷻ ang tao? Kung gumagawa siya ng masama sa mga lugar at panahon na ito ng (Hajj). At papaanong

kakaawaan siya ng Allah ﷻ? At sino nga ba ang pinaka mainam o karapat-dapat na tao para sa kapatawaran ng Allah ﷻ? Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَرَحۡمَتِي وَسِعَتۡ كُلَّ شَيۡءٖۚ فَسَأَكۡتُبُهَا لِلَّذِينَ يَتَّقُونَ وَيُؤۡتُونَ ٱلزَّكَوٰةَ وَٱلَّذِينَ هُم بِـَٔايَٰتِنَا يُؤۡمِنُونَ ١٥٦﴾

[الأعراف: 156]

**"subalit ang Aking habag ay saklaw nito ang lahat ng Aking nilikha, na kung kaya, itatala Ko ito (ang Kanyang awa) sa mga yaong natatakot sa Allah, sa Kanyang kaparusahan, at kaya isinagawa nila ang mga kautusan at iniiwasan nila ang mga kasalanan, at sa mga yaong naniniwala sa mga palatandaan at mga katibayan ng Kaisahan ng Allah."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿إِنَّ رَحۡمَتَ ٱللَّهِ قَرِيبٞ مِّنَ ٱلۡمُحۡسِنِينَ ٥٦﴾ [الأعراف: 56]

**"Katiyakan, ang awa ng Allah ay malapit sa mga mabubuti."**

Kung ganon aking mga kapatid naway maging isa tayo sa mga taong ito na gumagawa ng mabuti. At maging isa tayo sa mga taong may kakayahan na magsagawa ng (Hajj) at maging isa tayo sa mga tao na nagbabalik loob sa Allah ﷻ sa araw ng Arafah na may intensyon ng kawalan ng pagbalik sa mga kasamaan.

- **Ang pagpaparami ng pag dakila at pag-alala sa Allah ﷻ.**

Kabilang dito ang pagdakila ng sama-sama kagaya ng naisagawa ng mga kasamahan ni Propeta Muhammad ﷺ habang sila ay nasa unahan niya. Naiulat ni Abdullah Ibn Umar kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na kami ay kasama ni Propeta Muhammad ﷺ sa araw pagkatapos ng araw ng Arafah, at ang iba saamin ay dumadakila at ang iba naman ay umaalala sa Allah ﷻ.

- **Ang pagpaparami nang paghiling sa Allah ﷻ.**

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(خيرُ الدعاءِ دعاءُ يومِ عرفَةَ)

**"Ang pinaka mainam na paghiling ay ang paghiling sa araw ng Arafah"**

Nabanggit din ni Ahmad na isang pantas ng Islam: 'Isa sa pinaka-maraming pagdakila na binanggit ni Propeta Muhammad ﷺ sa araw ng Arafah ay:

(خيرُ الدُّعاءِ دُعاءُ يومِ عَرَفةَ، وخَيرُ ما قُلْتُ أنا والنبيُّونَ من قَبْلي: لا إلهَ إلَّا اللهُ وَحْدَه لا شَريكَ له، له المُلكُ، وله الحَمدُ، وهو على كلِّ شيءٍ قَديرٌ)

**La ilaha illallah wahdahu la sharika lahu, lahu almulk wa lahu alhamd, biyadihi alkhair, wa huwa ala kulli shay'in qadeer / "**Walang ibang diyos maliban sa Allah ﷻna nag-iisa, at walang katambal, sa Kanya ang paghahari at sa Kanya ang pasasalamat at nasa Kanya ang kabutihan at Siya ang ganap na may kakayahan sa lahat ng bagay"

- **Ang pagiging bakante ng puso mula sa mga bagay sa mundong ito.**

Ang pagiging abala ng buong pagkatao para sa kanyang panginoon, at ginawa niyang ang kanyang layunin ay mapalapit sa Allah ﷻ sa pamamagitan nang pagsamba. Nararapat lamang sa isang muslim na maging bakante upang madakila niya ang kanyang panginoon sa araw na ito, makahingi ng kapatawaran at makahiling sa araw na ito ng mga ninanais sa mundo maging sa kabilang buhay. Isa sa mga nararapat na pag-uugali sa araw ng Arafah ay ang paghiling na nakaharap sa (Qiblah) at nakataas ang mga kamay, na may pagpapakumbaba sa kanyang panginoon, may pag-amin sa kanyang mga pagkukulang at may paghahangad ng totoong pagbabalik loob sa Allah ﷻ.

Aking mga kapatid, Kahit ano pa ang ating sabihin patungkol sa mga obligadong gawain sa araw ng Arafah ay hindi tayo makakakita ng gabay na mas mainam pa sa gabay ni Propeta Muhammad ﷺ. Aking kapatid ano nga ba ang ginawa ni Propeta Muhammad ﷺ sa lugar at araw ng Arafah? Nang sumikat ang araw sa mismong araw ng Arafah ika-siyam na araw ng (Dhul-hijjah) pumunta si Propeta Muhammad ﷺ sa lugar ng Arafah mula sa (Mina) na kasama niya ang kanyang mga magigiting na kasamahan, mayroon sa kanila na dumadakila at mayroon din naman na pumupuri sa Allah ﷻ, pagkatapos nito ay nanatili sila sa (Namira) isang lugar sa Arafah, hanggang sa pumasok ang oras ng (Dhuhor) o lumihis ang araw at sumakay si Propeta Muhammad ﷺ sa kanyang kamelyo na ang pangalan ay (Qas'wah) at lumakad ang kamelyo hanggang makarating sa gitnang bahagi ng lugar ng Arafah na tinatawag na (Erna), at nagbigay ng

sermon si Propeta Muhammad ﷺ habang siya ay nakasakay sa kanyang kamelyo, pagkatapos niya sa sermon na iyon ay inutusan niya si Bilal na magsagawa ng (Adhan) pagkatapos ay itinayo nila ang dasal ng (Dhuhr at Asr). Pagkatapos na makapagdasal ay sumakay muli si Propeta Muhammad ﷺ sa kanyang kamelyo hanggang makarating sa ibang dako ng Arafah pagkatapos ay tumayo siya sa isang bato humarap sa dereksyon ng (Qiblah) at humiling siya sa Allah ﷻ hanggang sa lumubog ang araw. Pagkatapos ay inutusan ni Propeta Muhammad ﷺ ang mga tao na pumunta sa bahagi ng (Urnah) at sinabi niya na ang lugar ng Arafah ay hindi lamang sa lugar kung saan siya tumayo, bagkus sinabi niya na:

(قد وقفتُ ها هُنا وعرفةُ كلُّها مَوقفٌ)

**"Tunay na ako ay tumayo sa bahaging ito, at ang lugar ng Arafah lahat ito ay maaring tayuan o pwestuhan"**

Ipinag-utos din niya sa mga tao na tamayo mula sa kanilang mga pwesto, at may nagtanong din kay Propeta Muhammad ﷺ patungkul sa Arafah at kanyang sinabi:

(الحجُّ عرفةُ، فمن جاءَ قبلَ صلاةِ الفجرِ، ليلةَ جَمعٍ، فقد تمَّ حجُّهُ، أيَّامُ منًى ثلاثةٌ، فمن تعجَّلَ في يومينِ، فلا إثمَ علَيهِ، ومن تأخَّرَ، فلا إثمَ علَيهِ)

**"Ang Hajj o banal na paglalakay ay ang pagtayo sa Arafah, sinuman ang dumating sa lugar ng Arafah bago ang pagdarasal ng (Fajr) sa gabi ng Biyernes tunay na tama at kumpleto ang kanyang (Hajj). Ang mga araw ng (Mina) ay tatlo at kung sinuman ang magmadali, at isagawa ang mga gawain sa unang dalawang araw ay wala siyang kasalanan"**

At habang himihiling si Propeta Muhammad ﷺ ay nakataas ang kanyang mga kamay hanggang dibdib, at sinabi din niya na ang pinaka mainam na paghiling ay ang paghiling sa araw ng arafah. Noong lumubog na ang araw linisan niya ang Arafah ng taimtim at siya ay nagsasabi ng:

(أيُّها النَّاسُ علَيْكُم بالسَّكِينَةِ فإنَّ البِرَّ ليسَ بالإِيضَاعِ، أوْضَعُوا: أسْرَعُوا)

**“O sangkatauhan nararapat sa inyo ang pagiging mahalumanay dahil tunay na ang pagsunod ay hindi Sa pamamagitan ng pagpapabaya” (hindi sa pamamagitan ng pagdudumali)**

At habang nasa daan ay bumaba si Propeta Muhammad ﷺ mula sa kanyang kamelyo at umuhi pagkatapos ay nagsagawa ng ablusyon, at hindi siya nagsagawa ng pagdarasal ng (Magrib) hanggang makarating sa (Muzdalifah) pagkatapos ay isinama niya ang (Isha) ng walang (Adhan) at hindi nagsagawa ng bulontaryong dasal sa pagitan ng (magrib at isha) pagkatapos ay natulog si Propeta Muhammad ﷺ hanggang umaga, at walang ginawa ang Propeta Muhammad ﷺ sa gabing iyon kagaya ng sinasabi ng iba.

بارك الله لي ولكم في القرآن، ونفعنا بما فيه من الآياتِ والبيان، أقول هذا القولَ، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كلّ ذنب، فاستغفروه إنّه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

Aking mga kapatid na mananampalataya! Ang ibang mga pantas na nauna ay nananaig sa kanila ang pagiging mahiyain at pagkatakot sa Allah ﷻ pagdating sa lugar at araw ng Arafah. Kagaya ni Ibn Abdullah at ni Bakr Almazniy kalugdan nawa sila ng Allah ﷻ noong tumayo sila sa lugar ng Arafah, sinabi ng isa sa kanila (O aking panginoon huwag mo po sanang tanggihan ang mga kahilingan ng mga tao sa lugar na ito ng dahil lamang sa akin). Sinabi naman ng isa na (Napakalaking karangalan para sa akin ang tumayo sa lugar na ito para sa aking panginoon.) Mula rin sa kanila na mga pantas, ay may nangingibabaw naman ang pag-asa sa Allah ﷻ. Isa na dito si Sufyan At’Thawriy kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ noong tinanong siya sa gabi ng Arafah, sino ba ang may pinakamasamang kalagayan sa pagtitipon na ito sa lugar ng Arafah? Kanyang tugon: (Siya na nag-aakala na hindi papatawarin ng Allah ﷻ ang kanyang kasalanan.)

Nararapat sa ating mga kapatid na magsasagawa ng (Hajj) na isagawa nila ito, ng may takot, katapatan at pagdakila sa kanilang panginoon ang Allah ﷻ, at pagpigil sa paggawa ng kasalanan at kasamaan, upang makamit nila ang gantimpala, awa at habag ng Allah ﷻ sa araw at lugar ng Arafah.






**37- Ang Buwan Ng Muharram**

**الخطبة الاولى:**

الحمد لله رب العالمين، خلق الخلق لعبادته، وأمرهم بتوحيده وطاعته، وأشهدٌ أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له في ربوبيته وإلهيته وأسمائه وصفاته، وأشهدٌ أن محمداً عبده ورسوله وخيراته من جميع برياته، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Aking mga kapatid na nananampalataya sa Allah ﷻ, katakutan natin ang Allah ﷻ at pasalamatan natin SIya sa lahat ng biyaya na ating nakamit, tagong biyaya man ito o hayag. Naging sunod-sunod ang mga buwan na dapat nating samantalahin ang kabutihan nito. Kagaya ng pinagpalang buwan na ito ng (Hajj) at pagkatapos ay susundan ulit ito ng panibagong pinagpalang buwan ng (Muharram) kung saan ang buwan na ito ay may mga natatanging katangian.

Ilan sa mga katangian ng buwan ng (Muharram) ay isa ito sa mga buwan kung saan ipinagbawal ng Allah ﷻ ang pakikipaglaban o pakikidigma. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ عِدَّةَ ٱلشُّهُورِ عِندَ ٱللَّهِ ٱثۡنَا عَشَرَ شَهۡرٗا فِي كِتَٰبِ ٱللَّهِ يَوۡمَ خَلَقَ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضَ مِنۡهَآ أَرۡبَعَةٌ حُرُمٞۚ ذَٰلِكَ ٱلدِّينُ ٱلۡقَيِّمُۚ ٣٦ ﴾ [التوبة: 36]

**"Katiyakan, ang bilang ng mga buwan sa batas ng Allah at sa nakatala sa Al-Lawh Al-Mahfoudh ay labingdalawang buwan, mula sa araw na nilikha ang mga kalangitan at ang kalupaan, at kabilang dito ang apat na Sagradong buwan na ipinagbababawal ng Allah ang pakikipaglaban, ito ay: (Dhul Qa`dah, Dhul Hijjah, Muharram at saka Rajab)."**

Ipinagbawal ng Allah ﷻ ang pakikipaglaban sa mga buwan na ito para sa ikapapayapa ng mga magsasagawa ng banal na paglalakbay (Hajj) at banal na pagbisita (Umra) sa Makkah. Noong dumating ang batas ng Islam, nagsimulang lumaganap ang kapayapaan at nagsimulang itayo ang banal na pakikibaka sa landas ng Allah ﷻ sa lahat

ng oras. Tunay na sa buwan ng (Muharram) ay may natatanging kainaman. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(أفضلَ الصيامِ بعدَ شهرِ رمضانَ شهرُ اللهِ المحرَّم)

**“Ang pinakamainam na pag-aayuno para sa Allah pagkatapos ng (Ramadhan) ay sa buwan ng (Muharram)”**

Nararapat na magparami ng pag-aayuno sa buwan na ito, Ito rin ang buwan na pinili ng mga kasamahan ni Propeta Muhammad ﷺ sa panahon ni Umar na maging unang buwan sa Islamikong kalendaryo.

Kabilang rin sa mga kainaman ng buwan na ito ay ang (Ashura) o ang ika-sampung unang mga araw ng buwan ng (Muharram) kung saan dito ibinalita ng Allah ﷻkay Propeta Muhammad ﷺ na ang pag-aayuno sa unang ika-sampung araw ng buwan ng (Muharram) ay may karampatang gantimpala at ito ay nagiging dahilan upang burahin ng Allah ﷻ ang isang taong kasalanan na nagdaan. Tunay na si Musa ay nag-ayuno sa buwan na ito upang pasalamatan ang Allah ﷻ. At noong nakarating si Propeta Muhammad ﷺ sa Madinah ay nakita niya ang mga Hudyo na nag-aayuno at nang sila'y tanongin tungkol dito kanila sinabi:

فَقَالُوا: هَذَا الْيَوْمُ الَّذِي أَظْهَرَ اللهُ فِيهِ مُوسَى، وَبَنِي إِسْرَائِيلَ عَلَى فِرْعَوْنَ، فَنَحْنُ نَصُومُهُ تَعْظِيمًا لَهُ، فَقَالَ النَّبِيُّ صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ: (نَحْنُ أَوْلَى بِمُوسَى مِنْكُمْ فَأَمَرَ بِصَوْمِهِ)

At kanilang sinbai na: tunay na ang ika-sampung araw ng (Muharram) ay ang araw kung saan tinulungan ng Allah ﷻ si Musa mula kay Fir-awn, at pinarusahan ng Allah ﷻ si fir'awn at ang kanyang nasyon, tunay na kami ay nag-aayuno sa araw na ito para sa pagdakila sa Allah ﷻ. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ**: “tunay na kami ay mas may karapatan ng mag-ayuno kagaya ni Musa kaysa sa inyong mga Hudyo”** at kanyang inutos ang pag-aayuno dito.

Nag-ayuno si Propeta Muhammad ﷺ at ipinag-utos niya na mag-ayuno sa araw na yaon (Ika-sampung araw ng Muharram) ngunit nais ni Propeta Muhammad ﷺ na maging iba ang ating pamamaran mula sa mga Hudyo, at ipinag-utos ni Propeta Muhammad ﷺ na mag-ayuno bago ang ika-sampung araw ng (Muharram) o pagkatapos ng ika-sampung

araw nito. Ngunit ang pag-aayuno sa ika-siyam na araw ang mas mainam, at upang maisagawa rin natin ang isinagawa ni Musa at ni Propeta Muhammad ﷺ, kung saan tinulungan ng Allah ﷻ si Musa sa ika-sampung araw ng (Muharram) at ito ay mananatiling tulong ng Allah ﷻ sa lahat ng mga muslim hanggang sa huling araw. Tunay na ang araw na ito ay biyaya mula sa Allah ﷻ, nararapat lamang sa isang muslim na mag-ayuno sa araw na ito, upang makamtan ang dakilang gantimpala ng Allah ﷻ at upang magpasalamat narin sa Allah ﷻ.

Kabilang ito sa mga gawain ng mga Propeta upang magpasalamat sa Allah ﷻ para sa pagtulong ng Allah ﷻ sa mga naniniwala sa Kanya laban sa mga mapagmalabis. Ganun din ang pagpaparami ng pag-alaala, pagsunod at pag-aayuno para sa Allah ﷻ. Nararapat din sa mga muslim na iwasan ang mga makabagong gawain tulad ng mga pagdiriwang at handaan sa unang sampung araw ng (Muharram) na hindi isinagawa ni Propeta Muhammad ﷺ dahil tunay na ang mga ito ay gawain ng mga tao sa panahon ng kamangmangan. Ang ilan lamang sa maari nating isagawa sa buwan ng (Muharram) ay ang pagpapasalamat sa Allah ﷻ at ang pag-aayuno. Tunay na ang pagbuhay sa gawain ni Propeta Muhammad ﷺ ay isang nararapat na gawain ng ating nasyon, tunay na sa pag-aayuno na ito ay may dakilang karampatang gantimpala na nagbubura ng isang taong kasalanan na nagdaan.

Hindi nararapat sa isang mananampalataya ang magmalabis sa mga araw na ito, sila na yaong naniniwala na ang unang sampung mga araw ng (Muharram) ay araw ng kalungkutan at araw ng pag-iyak, pagdadabog at pagsigaw ng may kasamang pagdadalamhati kagaya ng ginagawa ng mga (Shi’ah) na sila ay nagpapakita ng kanilang pagdadalamhati sa pagkamatay ni Hussien kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ, siya ay napatay sa ika-sampung araw ng (Muharram). Ngunit ang pagsubok ng Allah ﷻ ay hindi kailangang salubungin ng pagdadabog, pananakit sa sarili, pag-iyak ng may kasamang pagsigaw, pagsuway at mga bagay na hindi kaaya-aya, dahil tunay na ang pagsubok ng Allah ﷻ ay kailangang harapin sa pamamagitan ng tunay na pagsunod, pagtitiis at pagsusumamo o pagmumunimuni sa kadakilaan ng Allah ﷻ.

Ang pagkamatay ni Hussien ay tunay na walang pag-aalinlangan na ito ay matinding pagsubok ngunit inutusan tayo ng Allah ﷻ na sa tuwing darating sa atin ang matinding pagsubok tayo ay magtiis at magsumamo sa Kanya ﷻ.

Ang mga nararapat sa unang sampung araw ng buwan ng (Muharram) ay ang pagpapsalamat, pag-aayuno at ang pag-iwas sa mga makabagong gawain (Bid'ah). Tunay na ang ibang mga muslim ay itinuturing ang mga araw na ito na araw ng kasiyahan at ang iba pa ay tinatawag itong kapistahan, at ang mga ito ay walang katotohanan at pawang mga kasinungalingan dahil tunay na itong mga araw na ito ay araw ng tulong ng Allah ﷻ at pasasalamat sa Kanya ﷻ. Makikita natin ang ibang mga magulang na muslim na binibigyan nila ng mga regalo ang kanilang mga anak o sila ay nagpapalitan ng regalo sa mga araw na ito, katotohanan na itong mga gawain na ito ay makabagong gawain sa pananampalatayang Islam (Bid'ah), kung saan ito ay ipinagbabawal ng Islam. Tunay na ito ay kabaliktaran ng mga gawain ng mga (Shi'ah), sila ay nagpapakita ng pagdadalamhati sa mga araw na ito at ang ibang mga (Shi'ah) naman ang nagdiriwang sa mga araw na ito dahil sa pagkamatay ni Hussien at tunay na ang mga ito ay ipinagbabawal sa Islam.

Katotohanan na obligadon sa isang mananampalataya ang sundin ang mga naisagawa ni Propeta Muhammad ﷺ at iwanan ang mga makabagong gawain sa pananampalatayang Islam dahil ito ang kinakailangan sa isang mananampalataya upang maging matuwid ang kanyang landas. Tunay na ang mga makabagong gawain (Bid'ah) ay hindi dapat sulosyunan ng panibagong makabagong gawain (Bid'ah) tunay na ito ay dapat sulosyunan sa pamamagitan ng pag-iwan sa mga bagong gawain na ito at pagbuhay sa mga gawain ni Propeta Muhammad ﷺ.

وفق الله الجميع لما يحبه ويرضى، أقول قولي هذا واستغفر الله لي ولكم ولجميع المسلمين من كل ذنب فاستغفروه توبوا إليه إنه هو الغفور الرحيم

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضله وإحسانه، وأشكره على توفيقه وامتنانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له تعظيما لشأنه، وأشهد أن محمدًا عبده ورسوله الداعي إلى رضوانه، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه وإخوانه وأعوانه، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Aking mga kapatid, katakutan natin ang Allah ﷻ at nararapat nating malaman na hindi tatanggapin ng Allah ﷻ ang mga bulontaryong mga gawain hangga't hindi natin naisasagawa ng maayos ang mga obligadong gawain. Alagaan natin ang mga obligadong gawain na inubliga sa atin ng Allah ﷻ dahil ito ang mas kinakailangan at dahil tunay na ang mga inubliga ng Allah ﷻ sa kanyang alipin na mga gawain ay mas kamahal-mahal sa Allah ﷻ kaysa sa mga bulontaryong gawain. Sinabi ng Allah ﷻ sa (Hadith Qudsiy):

(ما تقرَّبَ إليَّ عَبدِي بشيءٍ أحَبَّ إليَّ ممَّا افترضْتُ عليه، وما يزالُ عبدي يتقَرَّبُ إليَّ بالنَّوافِلِ حتى أحِبَّه)

**"Walang gawain na nakakapaglapit saakin mula sa aking alipin ang mas kamahal-mahal saakin maliban na lamang doon sa mga gawain na aking inubliga sa kanila. At nananatiling nagiging malapit sa akin ang aking alipin sa pamamagitan ng mga bulontaryong gawain hanggang siya ay aking mahalin."**

Tunay na ang mga bulontaryong gawain ay kumukumpleto sa mga obligadong gawain ngunit ang pagtatayo ng mga bulontaryong gawain habang nagpapabaya sa mga obligado ay tunay na ito ay gawaing pasalungat at kabaliktaran. Kinakailangan sa isang mananampalataya ang pangalagaan ang mga obligadong gawain na inubliga ng Allah ﷻ sa kanya at pagkatapos nito ay ang pangangalaga sa mga bulontaryong mga gawain na makakapaglapit sa Allah ﷻ, upang maging kumpleto ang mga inubliga ng Allah ﷻ at upang makamit at maging karagdagan sa biyaya at gantimpala na ibibigay ng Allah ﷻ sa kanyang mga alipin.






# 38- Mga Kaalaman Tungkol Sa Buwan Ng Rajab

**الخطبة الأولى:**

الحمدُ للهِ ربّ العالمين، الرّحمنِ الرّحيمِ، مالكِ يومِ الدّينِ والعاقبةُ للمتقينَ ولا عُدوانَ إلّا على الظالمينَ، وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلاَّ اللَّهُ وَحْدَهُ لَا شَرِيكَ لَهُ، وَأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّدًا عَبْدُ الله وَرَسُولُهُ؛ صَلَّى اللَّهُ عَلَيْهِ وَعَلَى آلِهِ وَصَحْبِهِ وَسَلَّمَ تَسْلِيمًا كَثِيرًا، أما بعد:

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ O mga mananampalatayang mga Muslim. Sinabi ng Allah ﷻ :

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَلۡتَنظُرۡ نَفۡسٞ مَّا قَدَّمَتۡ لِغَدٖۖ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَۚ إِنَّ ٱللَّهَ خَبِيرُۢ بِمَا تَعۡمَلُونَ ١٨ ﴾

**"O kayong mga nanampalataya, katakutan ninyo ang Allah, at tingnan ng bawat sarili kung ano ang kanyang nagawa para bukas. Katakutan ninyo ang Allah , tunay na ang Allah ay lubos na nakakaalam sa kung anuman ang inyong ginagawa"**

Mga Alipin ng Allah ﷻ, tunay na ang Allah ﷻ ang siyang nag-iisang tagapaglikha, ang may hawak ng lahat ng bagay, ang pinakamaalam, ang may hawak ng batas. Kanyang sinabi:

﴿ وَرَبُّكَ يَخۡلُقُ مَا يَشَآءُ وَيَخۡتَارُۗ مَا كَانَ لَهُمُ ٱلۡخِيَرَةُۚ سُبۡحَٰنَ ٱللَّهِ وَتَعَٰلَىٰ عَمَّا يُشۡرِكُونَ ٦٨ ﴾

**"At ang iyong Panginoon ang lumilikha sa anumang Kanyang naisin at Siyang pumipili, wala silang kakayanang pumili, Kaluwalhatian sa Allah at Napakataas mula sa anumang kanilang itinatambal sa Kanya"**

At ang pagpili ng Allah ﷻ ay tumutukoy sa Kanyang pagiging ganap, kadakilaan, karunungan, kaalaman at kakayahan. Kasama sa mga dakilang pagpili ng Allah ﷻ ay ang Kanyang pagpili sa mga sagradong buwan na kung saan ay Kanyang binanggit:

﴿ إِنَّ عِدَّةَ ٱلشُّهُورِ عِندَ ٱللَّهِ ٱثۡنَا عَشَرَ شَهۡرٗا فِي كِتَٰبِ ٱللَّهِ يَوۡمَ خَلَقَ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضَ مِنۡهَآ أَرۡبَعَةٌ حُرُمٞۚ ذَٰلِكَ ٱلدِّينُ ٱلۡقَيِّمُۚ فَلَا تَظۡلِمُواْ فِيهِنَّ أَنفُسَكُمۡۚ ﴾ [التوبة: 36]

**"Tunay na ang bilang ng mga buwan para sa Allah ay labindalawang buwan sa Aklat ng Allah mula sa araw na Kanyang nilikha ang mga kalangitan at kalupaan, kabilang dito ang apat na sagradong buwan. Iyan ang matuwid na Relihiyon, kaya't huwag kayong gumawa ng kamalian sa inyong mga sarili sa mga panahong ito"**

At ang mga sagradong buwan ay ang Rajab, dhul-Qa'dah, dhul-Hijja at Muharram. Ito ay binanggit ng Allah ﷻ na siyang tumutukoy sa kahalagahan nito. At Kanyang ipinagbawal ang paggawa ng kasalanan sa panahong ito dahil sa kadakilaan at mataas na antas nito.

O mga mananampalatayang mga Muslim! Kayo ngayo'y pumasok na sa buwan ng Rajab , na siyang isa sa apat na sagradong buwan. Nabanggit sa aklat na Sahih ni Bhukari at Muslim mula kay Abu Bakrah radiyallahu anhu na tunay na ang Propeta ﷺ ay nag-khutba sa Hajj Al-Wada' at kanyang sinabi:

(إِنَّ الزَّمَانَ قَدِ اسْتَدَارَ كَهَيْئَتِهِ يَوْمَ خَلَقَ اللَّهُ السَّمَاوَاتِ وَالْأَرْضَ ؛ السَّنَةُ اثْنَا عَشَرَ شَهْرًا مِنْهَا أَرْبَعَةٌ حُرُمٌ ؛ ثَلَاثٌ مُتَوَالِيَاتٌ : ذُو الْقَعْدَةِ، وَذُو الْحِجَّةِ، وَالْمُحَرَّمُ، وَرَجَبُ مُضَرَ الَّذِي بَيْنَ جُمَادَى وَشَعْبَانَ)

**"Tunay na ang panahon ay umikot katulad ng kanyang kalagayan sa araw nang likhain ng Allah ang kalangitan at kalupaan, ang isang taon ay labindalawang buwan, kabilang dito ang apat na sagradong buwan; tatlong magkakasunod-sunod: ang dhul-Qa'dah, dhul-Hijjah, Muharram at Rajab ng Mudhar na siyang sa pagitan ng Jumada at Sha'ban"**

Dahil dito'y nararapat na kayo'y lubos na mag-ingat na kayo'y makagawa ng kasalanan sa inyong mga sarili sa buwang ito mula sa mga gawaing bid-ah, mga kaligawan, pang-aapi, pang-aaway, pagpatay, digmaan, pandaraya, pagsisinungaling, panlilibak, paggawa ng kasinungalingan, inggit at pagkapoot dahil tunay na ang Allah ﷻ ay Kanya itong ipinagbawal sa inyo.

At ang buwan na ito'y walang kahigitan o karagdagang pagsamba mula sa ibang mga buwan. Sinabi ni Ibno Hajar rahimahullah:

( لمْ يَرِدْ في فضلِ شهرِ رجبٍ، ولا في صيامِهِ، ولا في صيامِ شيءٍ منهُ معينٍ، ولا في قيامِ ليلةِ مخصوصةٍ فيهِ حديثٌ صحيحٌ يَصْلُحُ للحُجّةِ )

"Walang nabanggit sa kahigitan ng buwan ng Rajab, gayun din sa pag-ayuno dito, gayun din walang nabanggit na anumang partikular na pag-aayuno dito, o anumang espesipikong pagdarasal sa gabi nito mula sa mga Sahih(tama) na Hadith na maaaring magiging batayan"

Mga Alipin ng Allah ﷻ, sa buwang ito ay laganap ang iba sa mga gawaing Bid-ah kaya't nararapat ang pagbabala dito upang ito'y malayuan ng isang Muslim at kanyang mabigyang babala ang kanyang mga  kapatid mula sa mga bagay na ito upang hindi nila ito magawa. Ilan sa mga bagay na ito;

**Una:** Ang pagtalaga sa Buwan ng Rajab para sa partikular na pag-aayuno. Tunay na tiniyak ng mga Iskolar ng Islam na ito ay kabilang sa mga gawaing Bid-ah. Sinabi ni Ibno Taymiyyah rahimahullah:

(إنّ تعظيمَ شهرِ رجبِ من الأمورِ المحدثةِ التي ينبغي اجتنابُها، وإنَّ اتّخاذَ شهرِ رجبٍ موسمًا بحيثُ يُفردُ بالصومِ مكروهٌ عن الإمامِ أحمدَ –رحمه اللهُ– وغيره)

"Tunay na ang pagdakila sa buwan ng Rajab ay mula sa mga gawaing bid-ah na kung saan nararapat itong layuan, at tunay na ang pagtalaga sa buwan ng Rajab bilang isang panahon ng pagsamba na kung saan naglalaan ng partikular na pag-aayuno dito ay gawaing hindi kaaya-aya para kay Imam Ahmad rahimahullah at iba pa."

At sinabi ni Ibno Al-Qayyim rahimahullah :

( لمْ يصمْ النبيُّ –صلى اللهُ عليهِ وسلّمَ– الثلاثةَ الأشهرِ سردًا –رجبُ وشعبانُ ورمضانُ– كما يفعلُه بعضُ الناسِ، ولا صامَ رجبًا قط، ولا استحبّ صيامَهُ، بل رُوِيَ عنهُ ﷺ (النّهيُ عن صيامِه) ) رواه ابن ماجه

"Hindi kailanman nag-ayuno ang Propeta ﷺ  ng tatlong buwang sunod-sunod( Rajab, Sha'ban at Ramadan ) katulad ng ginagawa ng ibang mga tao, at hindi siya ﷺ nag-ayuno sa (buong) Rajab kailanman, at hindi niya nabanggit na mabuting gawain ang pag-ayuno

dito bagkus naiulat na Kanya ﷺ itong ipinagbawal" Inulat ni Ibno Ma-jah( ang pagbawal ng Propeta ﷺ sa pag-ayuno dito)

Kaya't nararapat na hindi maglaan ng anumang espisipikong pag-aayuno dito katulad ng ibang mga buwan dahil ang Propeta ﷺ ay hindi niya ito ginawa at hindi niya ipinag-utos, gayun din ang mga Khalifa at mga Ta-biun at iba pa sa kanila. At lahat ng nabanggit sa pag-ayuno dito (buwan ng Rajab) mula sa mga Hadith, ay nagkaisa ang karamihan sa mga Iskolar na ang lahat ng ito'y gawa-gawa lamang. At maliban dito'y mayroong kakaunti na sobrang Daef( mahina) na Hadith na hindi maaring gawing batayan.

**Pangalawa:** Ang pagdiriwang ng ibang mga Muslim sa gabi ng Al-Isra wal-Mi'raj, sa gabi ng ika-dalawampu't pito ng buwan ng Rajab dahil sa gabi na ito di-umano'y nangyari ang Al-Isra wal-Mi'raj. At ang totoo'y walang tamang Hadith na tumutukoy dito.

Sinabi ni Sheik Bin Baz rahimahullah: " Ang gabi na kung saan nangyari ang Al-Isra wal-Mi'raj, ay walang Sahih na Hadith na tumutukoy kung kailan nangyari ito, sa Rajab man o sa ibang buwan. At lahat nang nabanggit na tumutukoy kung kailan ito nangyari ay hindi Sahih mula sa Propeta ﷺ ayon sa mga Pantas ng Hadith. At ang Allah ﷻ ay mayroong malalim na dahilan kung bakit nakalimutan ito ng mga tao( kung kalian nangyari ang gabing ito). At kung sakaling napatunayan man kung kailan ito nangyari ay hindi maaari sa mga Muslim na sila'y maglaan dito ng anumang pagsamba, at hindi rin maaari sa kanila na magdiwang dito dahil ang Propeta ﷺ at ang kanyang mga Sahaba radiyallahu anhum ay hindi nagdiwang dito at hindi sila naglaan dito ng anumang pagsamba kailanman. Kung sakali man na ang pagdiriwang dito'y ipinag-utos ay tiyak na pinaliwanag na ito ng Propeta ﷺ sa kanyang Ummah sa pamamagitan ng salita o ng gawa. At kung sakali mang may nangyaring pagdiriwang ay tiyak na malalaman ito at magiging bantog, at naiparating na sana ito sa atin ng mga Sahaba radiyallahu anhum.

**Pangatlo:** Atiyratu Rajab: ito ay ang anumang hayop na kinakatay ng mga Mushrik na kanilang inaalay sa kanilang mga rebulto sa huling sampung araw ng Rajab, at ito'y isang gawain sa panahon ng Jahiliya(panahon bago pa dumating ang Islam). Nagkaiba ng pananaw ang mga Iskolar patungkol sa batas nito, ngunit ang tama ay ito'y ipinagbabawal

dahil nagkaisa ng pananaw ang karamihan sa mga Iskolar na ang mga nabanggit patungkol sa Atiyra ay napawalang-saysay(Mansukh) sa sinabi ng Propeta ﷺ:

(لَا فَرَعَ وَلَا عَتِيرَةَ ) (متفق عليهَ)

**“Walang Fara’ at walang Atiyra”** (*ang Fara’ ay siyang unang ipinanganak ng Kamelyo na kanilang kinakatay para sa mga rebulto).* (Iniulat ni Bhukari at Muslim)

At gayun din, dahil ang Atiyra o pagkatay sa buwan ng Rajab ay mayroong pagkahalintulad sa gawain ng Jahiliya at ito’y ipinagbabawal. At dahil ang pagkatay ay isang pagsamba, at ang mga pagsamba ay tawqifiya(kinakailangan ng batayan). Ngunit hindi nangangahulugan na hindi maari ang pagkatay sa buwan ng Rajab, ngunit ang ipinagbabawal ay ang mag-intensiyon na ang kanyang kinatay ay para sa pagdakila niya sa buwan ng Rajab. At ang Allah ﷻ ang mas nakakaalam.

**Pang-apat:** Salatul Raga-ib (pagdarasal sa buwan ng Rajab na tinatawag na raga-ib) : Ang hadith na nabanggit tungkol dito ay gawa-gawa lamang, at kasinungalingan sa Propeta ﷺ. Sinabi ni Imam An-nawawi rahimahullah:

(هي بدعة قبيحة منكرة أشدَّ إنكارٍ، مشتملة على منكراتٍ، فيتعينُ تركها والإعراضُ عنها، وإنكارُها على فاعلِهَا)

“Ito’y bid-ah, kasuklam-suklam, napakasama, binubuo ito ng mga kasamaan kaya’t obligadong tigilan ito, talikuran at pigilan ang sinumang gumagawa nito”

At sinabi ni Ibno Taymiyyah rahimahullah:

(وأما صلاةُ الرّغَائِبِ: فلا أصلَ لهَا، بل هي محدثةٌ، فلا تُستَحَبُّ، لا جماعةً ولا فرادى؛ فقد ثبتَ في صحيحِ مسلمٍ أنّ النبيّ -صلّى اللهُ عليهِ وسلم- نهى أنْ تُخَصَّ ليلةَ الجمعةِ بقيامٍ أو يومَ الجمعةِ بصيامٍ، والأثرُ الذي ذُكِرَ فيها كذبٌ موضوعٌ باتفاقِ العلماءِ، ولم يذكرهُ أحدٌ من السلفِ والأئمةِ أصلاً)

“At ang Salatul Raga-ib ay walang basehan, bagkus ito’y bid-ah kaya’t hindi ito kaaya-ayang gawin, jamaah man o isahan. Napatunayan sa Sahih Muslim na tunay na ang Propeta ﷺ ay kanyang ipinagbawal ang paglaan ng anumang partikular na pagsamba sa gabi ng Biyernes o pag-ayuno sa araw ng Biyernes. At ang mga nabanggit patungkol dito( Salatul Raga-ib) ay kasinungalingan at gawa-gawa lamang ayon sa napagkaisahan ng mga Iskolar, at ito’y hindi nabanggit ninuman sa mga Salaf at mga Imam”

**Panglima:** Ang paglaan ng Umra sa buwang ng Rajab: Ito'y ginagawa ng ibang mga tao dahil sa pag-aakalang ang pag-umra sa Rajab ay mayroong kahigitan mula sa ibang buwan. Ang bagay na ito'y walang batayan. Iniulat ni Bhukari mula kay ibno Umar radiyallahu anhu na kanyang sinabi:

( إنَّ رسولَ اللهِ اعتمرَ أربعَ عمراتٍ إحداهنّ في رجبٍ)

"Tunay na ang Propeta ng Allah ay nag-umra ng apat na beses, isa dito'y sa Rajab"

Nang tinanong si Aisha radiyallahu anha tungkol dito, kanyang sinabi:

(يرحمُ اللهُ أبَا عبدِ الرحمنِ، ما اعتمرَ عمرةً إلا وهو شاهدُه، وما اعتمرَ في رجبٍ قط)

"Kaawaan nawa ng Allah ﷻ si Abu Abdurahman(Ibno Umar), hindi nag-umra ang Propeta ﷺ maliban na lamang na siya'y kasama(Ibno Umar), at hindi kailanman nag-umra ang Propeta ﷺ sa Rajab"

At nabanggit ni Sheik Bin Baz rahimahullah na ang pinakamainam na pagsagawa ng Umrah ay sa buwan ng Ramadan, dahil sa sinabi ng Propeta ﷺ:

**عمرة في رمضانَ تعدلُ حجة (**متفق عليه**)**

**"Ang pag-umrah sa Ramadan ay katumbas ng Hajj"**

(Iniulat ni Bhukari at Muslim)

At sumunod dito sa kaigihan ay ang pag-umrah sa buwan ng dhul-Qa'dah, dahil ang lahat ng Umrah ng Propeta ﷺ ay nangyari sa buwan ng Dhul-Qa'dah at sinabi ng Allah ﷻ :

﴿ لَّقَدۡ كَانَ لَكُمۡ فِي رَسُولِ ٱللَّهِ أُسۡوَةٌ حَسَنَةٞ ﴾ [الأحزاب: 21]

"Tunay na ang Propeta ng Allah ay isang mabuting huwaran para sa inyo"

باركَ اللهُ لي ولكُم في القرآنِ العظيم ونفعني وإيَّاكم بما فيهِ من الآياتِ والذِّكرِ الحكيمِ أقولُ ما سمعتمْ فاستغفروا اللهَ يغفرْ لي ولكُم إنَّهُ هو الغفورُ الرّحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمدُ للهِ ربِّ العالمين، والصلاةُ والسلامُ على الرسولِ الكريمِ محمدِ بنِ عبدِ اللهِ الذي علم أمتَه كلَّ خيرٍ، وحذَّرهم من كلِّ شرٍّ، صلى الله عليه وعلى آله وصحبه أجمعي،أما بعد :

O mga mananampalatayang mga Muslim, katakutan ninyo ang Allah ﷻ at alamin ninyo na kabilang sa mga gawaing bid-ah sa buwan ng Rajab;

**Pang-anim:** Ang pagtalaga sa buwan ng Rajab para sa pagbigay ng obligadong Zakat. Tunay na naging laganap sa ibang lugar ang paglaan sa buwan ng Rajab para sa pagbigay ng Zakat at ito'y hindi tama. Sinabi ni ibno Rajab rahimahullah:

" ولا أصلَ لذلكَ في السُنةِ، ولا عُرِفَ عن أحد من السلفِ.. وبكلِّ حالٍ: فإنّما تجبُ الزّكاةُ إذا تمّ الحولُ على النّصابِ، فكلّ أحدٍ له حولٌ يخصُّه بحسبِ وقتِ ملكِهِ للنّصَابِ، فإذا تمَّ حولُهُ وَجَبَ عليهِ إخراجُ زكاتِهِ في أيّ شهرٍ كانَ "

"Ito'y walang batayan mula sa Sunnah, at hindi napag-alaman na ginawa ito ninuman sa mga Salaf. Ganun pa man, ang Zakat ay obligadong ibigay kapag ang nisab/partikular na halaga ay umabot sa isang taon. Dahil dito'y bawat isa'y merong sariling panahon nang pagbigay ng Zakat na siyang nakadepende kung kailan siya nagkaroon ng Nisab, kapag nakumpleto ang isang buong taon ay obligado na sakanya ang paglabas ng Zakat sa anumang buwan"

**Pampito:** Ang sinasabi nilang nagkaroon ng mga mahalagang pangyayari sa buwan ng Rajab: Sinabi ni ibno Rajab rahimahullah:

" وقد رُويَ أنّه كان في شهرٍ رجب حوادثُ عظيمةٌ، ولم يصحَّ شيءٌ من ذلك، فرُوِيَ أنّ النّبِيّ وُلِدَ في أوّلِ ليلةٍ منهُ، وأنّهُ بُعِثَ في السّابعِ والعشرينَ منهُ، وقيل في الخامسِ والعشرينَ، ولا يصحُّ شيء من ذلك"

"Naiulat na sa buwan ng Rajab ay mayroong mga mahalagang pangyayari, at walang totoo alinman dito. Naiulat rin na ang Propeta ﷺ ay pinanganak sa unang gabi nito, at siya'y naging Propeta noong ika- 27 , at nabanggit rin sa ika- 25, at walang totoo alinman dito"

Mga Alipin ng Allah ﷻ, kasama sa mga tuntunin sa Shariah.

" أن العبرة بِحُسْنِ العملِ لا بكثرتِهِ "

"Ang basehan ay ang kagandahan ng gawain hindi ang dami nito"

At obligadong panghawakan ang Qur-an at Sunnah, at anumang nabanggit dito na siyang ipinag-utos mula sa mga gawain, mga pagsamba, mga panahon, at mga lugar. At mag-ingat mula sa bid-ah, sa lahat ng anyo at mga uri nito bilang pagtugon sa sinabi ng Propeta ﷺ na siyang iniulat ni Bhukari at Muslim:

" مَنْ عَمِلَ عَمَلاً لَيْسَ عَلَيْهِ أَمْرُنَا فَهُوَ رَدٌّ "

**"Sinuman ang gumawa ng isang gawain na hindi kasama sa aming gawain ay hindi tanggap"**

**At Sinabi ni Imam Sufyan At-Thawriy rahimahullah:**

"كَانَ الْفُقَهَاءُ يَقُولُونَ: لَا يَسْتَقِيمُ قولٌ إلّا بعملٍ، ولَا يستقيمُ قولٌ وعملٌ إلا بنيةٍ، ولا يستقيمُ قولٌ وعملٌ ونيةٌ إلا بموافقةِ السُّنَّةِ "

Ang mga iskolar ay kanilang sinasabi: " Hindi magiging tuwid ang salita maliban sa pamamagitan ng gawa, at hindi magiging tuwid ang salita at gawa maliban sa pamamagitan ng intensiyon, at hindi magiging tuwid ang salita, gawa at intensiyon maliban na lamang kapag ito'y naaayon sa Sunnah"

Kaya't kinakailangan ninyong mag-ingat, O mga Alipin ng Allah ﷻ, at inyong panghawakan ng mahigpit ang Aklat ng inyong Panginoon at Sunnah ng inyong Propeta ﷺ, dahil tiyak dito ang inyong tagumpay sa Mundo at kabilang buhay.



## 39- Ang Mga Kahigitan Ng Buwan Ng Sha'ban

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله ولي الصالحين، وأشهد ألا إله إلا الله وحده لا شريك له، الإله الحق المبين، وأشهد أن نبينا محمدا عبده ورسوله، إمام الأنبياء والمرسلين، اللهم صلّ وسلّم وبارك عليه وعلى آله وأصحابه أجمعين،أما بعد:

O mga Alipin ng Allah ﷻ, katakutan ninyo ang Allah ﷻ at inyo Siyang sundin, kayo'y kumapit sa Islam ng mahigpit, at inyong isagawa ang pagkatakot sa Kanya upang inyong makamit ang pinakamalaking kasiyahan.

﴿ وَتَزَوَّدُوا۟ فَإِنَّ خَيْرَ ٱلزَّادِ ٱلتَّقْوَىٰ ۚ وَٱتَّقُونِ يَٰٓأُو۟لِى ٱلْأَلْبَٰبِ ﴿١٩٧﴾ ﴾ [البقرة: 197]

**"At kayo'y magdala ng baon, at tunay na ang pinakamainam na baon ay ang takot(sa Allah ﷻ). At Ako'y inyong katakutan O kayong mga nagtataglay ng pang-unawa"**

Mga Alipin ng Allah ﷻ, ang buwan ng Sha'ban ay katulad ng ibang mga buwan na kung saan nararapat sa isang Muslim na kanyang isagawa ang mga inobliga sa kanya ng Allah ﷻat kanyang isakatuparan ang pagsunod sa Kanya ﷻ, at kanyang ingatan ang kanyang sarili mula sa lahat ng mga ipinagbabawal, mga kasalanan, at kasamaan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَٱسْتَقِيمُوٓا۟ إِلَيْهِ وَٱسْتَغْفِرُوهُ ۗ ﴾ [فصلت: 6]

**"Samakatuwid, kayo'y magpakatuwid tungo sa Kanya at kayo sa Kanya'y humingi ng kapatawaran"**

Ang buwan ng Sha'ban ay nabanggit ang maraming kainaman nito, kaya't nararapat sa isang Muslim ang magmadali at samantalahin ang pagkakataong ito. Iniulat ni Bhukari at Muslim mula sa Ina ng mga mananampalataya, Aisha radiyallahu anha, kanyang sinabi:

(كانَ رَسُولُ اللَّهِ –صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ– يَصُومُ حَتَّى نَقُولَ: لا يُفْطِرُ، وَيُفْطِرُ حَتَّى نَقُولَ: لا يَصُومُ، فَمَا رَأَيْتُ رَسُولَ اللَّهِ –صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ– اسْتَكْمَلَ صِيَامَ شَهْرٍ إِلَّا رَمَضَانَ، وَمَا رَأَيْتُهُ أَكْثَرَ صِيَامًا مِنْهُ فِي شَعْبَانَ )

"Ang Propeta ﷺ ay nag-aayuno hangga't sa aming akalain na hindi na siya mag-iiftar(magtapos sa pag-ayuno), at siya rin ay nag-iiftar(hindi nag-aayuno) hangga't sa aming akalain na hindi na siya mag-aayuno (muli). At hindi ko nakita ang Propeta ng Allah na kanyang kinumpleto ang pag-aayuno sa buong buwan maliban sa Ramadan, at hindi ko siya nakitang nag-ayuno ng mas maraming araw maliban sa Sha'ban"

At sa ibang salaysay mula kay Bhukari at Muslim, sinabi niya( Aisha radiyallahu anha):

( لم يكن النبي –صلى الله عليه وسلم– يصوم شهرا أكثر منه من شعبان، فإنه كان يصومه كله)

"Hindi kailanman nag-aayuno ang Propeta ﷺ ng maraming araw sa isang buwan maliban sa Sha'ban, at tunay na kanya itong pinag-aayunuhan, ang buong buwan nito(ng Sha'ban)"

Ngunit ang salaysay na siya'y nag-aayuno sa buong buwan nito ay nangangahulugang 'karamihan sa mga araw nito', na siyang pinaliwanag ni ibno Mubarak at ibno Hajar rahimahumallah mula sa salaysay ni Muslim:

(كان صلى الله عليه وسلم يصوم شعبان إلا قليلا)

"Ang Propeta ﷺ ay nag-aayuno sa buong Sha'ban maliban sa kakaunti"

Sinabi ni ibno Rajab rahimahullah:

(إن صيام شعبان أفضل من سائر الشهور)

"Tunay na ang pag-ayuno sa Sha'ban ay mas mainam kaysa sa ibang mga buwan"

Ang kanyang tinutukoy ay ang pangkaraniwang pag-aayuno lamang (at hindi ang obligadong pag-aayuno).

At sinabi ni San-a'niy rahimahullah:

( وفيه دليل أنه –ﷺ– يخصُّ شهرَ شعبان بالصوم أكثر من غيره )

"At ito'y tumutukoy na ang Propeta ﷺay kanyang nilalaan ang buwan ng Sha'ban sa pag-aayuno ng maraming araw kaysa sa ibang mga buwan"

Mga kapatid sa Islam, samantalahin ninyo ang buwang ito sa paggawa ng anumang pagsamba na ikakalapit niyo sa Allah ﷻ, ang buwang ito'y mainam na siyang tinatawag ng mga Salaf na Shahrul Qurrah/ buwan ng mga mambabasa; dahil sa madalas na pagbasa nila ng Qur-an sa buwang ito, bilang paghahanda sa pagdarasal sa mga gabi ng Ramadan. Iniulat ni Imam Ahmad at Nasai mula kay Usama bin Zayd radiyallahu anhu na kanyang sinabi:

( يَا رَسُولَ اللهِ، لَمْ أَرَكَ تَصُومُ مِنَ شَهْرٍ مِنَ الشُّهُورِ مَا تَصُومُ مِنْ شَعْبَانَ )

"O Propeta ng Allah, hindi kita nakitang nag-aayuno sa ibang mga buwan ng katulad ng pag-ayuno mo sa buwan ng Sha'ban".

Kanyang sinabi:

( ذَلِكَ شَهْرٌ يَغْفُلُ النَّاسُ عَنْهُ بَيْنَ رَجَبَ وَرَمَضَانَ، وَهُوَ شَهْرٌ تُرْفَعُ فِيهِ الْأَعْمَالُ إِلَى رَبِّ الْعَالَمِينَ، فَأُحِبُّ أَنْ يُرْفَعَ عَمَلِي وَأَنَا صَائِمٌ )

**"Iyon ang buwan na kung saan nakakaligtaan ng mga tao sa pagitan ng Rajab at Ramadan, at ito ang buwan na kung saan itinataas ang mga gawain sa Panginoon ng sanlibutan kaya't naiibigan kong itataas ang aking gawain habang ako'y nag-aayuno"**
(Ang hadith ay Hasan ayon sa mga pantas ng Hadith)
Binanggit ni ibno Rajab rahimahullah tungkol sa kahulugan nito:

( أنه شهر يَغْفُل الناسُ عنه بين رجب ورمضان، يُشير إلى أنه لَمَّا اكتنَفَه شهرانِ عظيمانِ؛ الشهرُ الحرامُ وشهرُ الصيامِ اشتغل الناس بهما فصار مغفولا، عنه إلى أن قال: ''فيشتغل الناس بالمشغول عنه ويفَوِّتُون تحصيلَ فضيلة ما ليس بمشهور عندهم؛ أي شعبان)

"Iyon ang buwan na kung saan nakakaligtaan ng mga tao sa pagitan ng Rajab at Ramadan, ito ay tumutukoy na dahil ang buwang ito'y nasa gitna ng dalawang dakilang buwan, buwan na sagrado at buwan nang pag-aayuno, naging abala ang mga tao sa dalawang buwang ito na naging dahilan na hindi ito(Sha'ban) nabigyan pansin" ..hanggang sa kanyang sinabi: " Kaya't naging abala ang mga tao sa bagay na kanilang pinagkakaabalahan at hindi nila nakamit ang kainaman ng bagay na hindi bantog sa kanila, at ito'y ang Sha'ban"

At ang nabanggit sa Sunan ni Abu Dawud at Nasai at iba pa, na siyang Hadith:

(إذا انتصف شعبان فلا تصوموا)

**"Kapag sumapit na sa gitna ang Sha'ban ay huwag kayong mag-ayuno"**
Ayon sa karamihan ng mga Iskolar ang hadith na ito'y Daef/mahinang hadith, at kanilang sinabi na ang Isnad/hanay ng pagsalaysay at teksto nito ay Munkar. At ang mga Iskolar naman na nagsabi na ito'y Sahih/tamang Hadith, kanilang pinaliwanag na ang Hadith na ito'y tumutukoy sa sinumang hindi niya nakaugaliang mag-ayuno, kaya't hindi kaaya-aya para sa kanya ang mag-ayuno kapag lumampas na sa kalahati ang Sha'ban sa intensiyong pag-iingat(na bakasakaling dumating na ang Ramadan), datapuwa't ang intensiyong ito'y bid-ah ayon sa nabanggit ng ibang mga Iskolar.

Mga kapatid sa Islam, kabilang sa mga tuntunin ng Sunnah ay 'hindi maaari sa isang Muslim ang hindi niya kaugaliang mag-ayuno ng isang araw at mag-iftar sa pangalawang araw(tuwing ikalawang araw na pag-aayuno), o hindi niya kaugaliang mag-ayuno sa araw ng Lunes at Huwebes; ay hindi maaari sa kanya ang pangunahan niya ang

Ramadan ng isang araw o dalawang araw na pag-aayuno dahil sa pag-iingat na bakasakaling dumating na ang Ramadan'. Sinabi ng Propeta ﷺ:

" لا تقدّموا رمضانَ بصوم يوم أو يومين، إلا رجل كان يصوم صوما فليصلمه" (متفق عليه)

**"Huwag ninyong pangunahan ang Ramadan ng isang araw o dalawang araw na pag-aayuno, maliban na lamang sa lalaking mayroon siyang nakaugaliang pag-aayuno, kung gayo'y siya'y mag-ayuno"** (iniulat ni Bhukari at Muslim)

At sinabi ni Ammar bin Yaser radiyallahu anhu:

(مَنْ صام اليومَ الذي يُشَكُّ فيه فقد عصى أبا القاسم)

(رواه أبو داود، والترمذي بسند صحيح، وأخرجه البخاري مُعَلَّقًا، مجزوما به)

"Sinuman ang mag-ayuno sa araw na kung saan dito'y may pag-aalinlangan ay tiyak na kanyang sinuway si Abu Al-Qasem"

(Iniulat ni Abu Dawud at Thirmizi sa Isnad na Sahih at iniulat ni Bhukari na Muallaq).

O mga Alipin ng Allah ﷻ, itayo ninyo ang inyong mga oras sa buwang ito at iba pa, para sa bawat pagsambang ikakalapit ninyo sa Allah ﷻ, at kayo'y mag-unahan sa kabutihan at inyong samantalahin ang paggawa ng mga mabuting gawain. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَسَارِعُوٓاْ إِلَىٰ مَغۡفِرَةٖ مِّن رَّبِّكُمۡ وَجَنَّةٍ عَرۡضُهَا ٱلسَّمَٰوَٰتُ وَٱلۡأَرۡضُ أُعِدَّتۡ لِلۡمُتَّقِينَ ١٣٣ ﴾ [آل عمران: 133]

" At kayo'y magmadali tungo sa kapatawaran ng inyong Panginoon at tungo sa paraiso na kung saan ang lapad nito'y kasing lapad ng mga kalangitan at kalupaan na siyang inihanda para sa mga taong may takot sa Allah ﷻ"

وفقني اللهُ وإياكم للعمل الصالح، أقول هذا القول وأستغفر الله العظيم لي ولكم ولسائر المسلمين من كل ذنب.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله ظاهِرًا وباطِنًا، وأشهد ألا إله إلا الله وحدَه لا شريكَ له في الآخر والأولى، وأشهد أن نَبِيَّنا محمدًا عبدُه ورسولُه النبيُّ المصطفي، اللهم صلِّ وسَلِّمْ وبارِكْ عليه وعلى آله وأصحابه الأتقياء

O mga Alipin ng Allah ﷻ, ang pagtalaga sa gabi ng kalahati ng Sha'ban para sa pagdarasal ng tahajjud at para sa pag-ayuno sa araw nito ay walang tamang basehan mula sa Propeta ﷺ bagkus ito'y pinabulaanan ng karamihan sa mga Pantas na mga dalubhasa sa pagsiyasat at kanilang sinabi na ito'y bid-ah. At ang Hadith naman na ayon sa ibang Iskolar na ito ay Hasan, sinabi ng Propeta ﷺ:

(إِنَّ اللَّهَ –عَزَّ وَجَلَّ– يَطَّلِعُ فِي لَيْلَةِ النِّصْفِ مِنْ شَعْبَانَ عَلَى عِبَادِهِ، فَيَغْفِرُ لِأَهْلِ الأَرْضِ إِلَا لِمُشْرِكٍ أَوْ مُشَاحِنٍ)

**“Tunay na ang Allah ﷻ ay titingin sa Kanyang mga Alipin sa gabi ng kalahati ng Sha’ban, at Kanyang patawarin ang mga nasa lupa maliban sa mushrik at taong may kaaway”**

Ang hadith ay hindi tumutukoy sa pagtalaga sa gabi ng kalahati ng Ramadan at araw nito para sa anumang uri ng pagsamba para dito.






**40- Ang Katatagan sa Relihiyong Islam**

**الخطبة الأولى:**

إن الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره؛ ونعوذ بالله من شرور أنفسنا ومن سيئات أعمالنا؛ من يهده فلا مضل له؛ ومن يضلل فلا هادي له؛ وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له؛ وأشهد أن محمداً عبده ورسوله؛ صلى الله عليه وعلى آله وصحبه وسلم تسليماً كثيرا. أما بعد: فاتقوا الله تعالى وأطيعُوه، واحذَروا عِقابَه فلا تعصُوه.

O kayong mga Muslim! tunay na ipinagkaloob ng Allah ﷻ sa mga Alipin ang Kanyang mga biyaya lantaran man ito o di kaya'y palihim, At kung ito man ay bibilangin magpakailanman hindi ito magagawang bilangin, kaya't kabilang sa mga dakilang biyaya na ipinagkaloob ng Allah ﷻ na kung saan sinuman ang pinagkalooban nito tunay na makakamit ang kasiyahan, at kung sinuman ang pinagkaitan nito tunay na siya ay nasa kalugian; Ang dakilang biyayang ito ay walang iba kundi ang biyayang Gabay o Patnubay ng Allah sa Relihiyong Islam. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَوَصَّىٰ بِهَآ إِبۡرَٰهِـۧمُ بَنِيهِ وَيَعۡقُوبُ يَٰبَنِيَّ إِنَّ ٱللَّهَ ٱصۡطَفَىٰ لَكُمُ ٱلدِّينَ فَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٣٢ ﴾ [البقرة: 132]

**"At si Ibrahim ay nagbigay ng tagubilin sa kanyang anak at gayundin din sa Ya'kob; "O aking mga anak! tunay na ang Allah ang humirang sa inyo ng tunay na pananampalataya; kayat huwag ninyong hayaan na kayo ay pumanaw maliban na kayo ay naging matatag na Muslim."**

At Sinabi din ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱعۡتَصِمُواْ بِحَبۡلِ ٱللَّهِ جَمِيعٗا وَلَا تَفَرَّقُواْۚ وَٱذۡكُرُواْ نِعۡمَتَ ٱللَّهِ عَلَيۡكُمۡ إِذۡ كُنتُمۡ أَعۡدَآءٗ فَأَلَّفَ بَيۡنَ قُلُوبِكُمۡ فَأَصۡبَحۡتُم بِنِعۡمَتِهِۦٓ إِخۡوَٰنٗا وَكُنتُمۡ عَلَىٰ شَفَا حُفۡرَةٖ مِّنَ ٱلنَّارِ فَأَنقَذَكُم مِّنۡهَاۗ كَذَٰلِكَ يُبَيِّنُ ٱللَّهُ لَكُمۡ ءَايَٰتِهِۦ لَعَلَّكُمۡ تَهۡتَدُونَ ١٠٣ ﴾ [آل عمران: 103]

**"At inyong panghawakan ng mahigpit na sama-sama ang Lubid ng Allah(Relihiyong Islam)at huwag kayong magkakahiwalay sa isa't isa, at inyong alalahanin ang biyaya ng Allah sa inyo sapagka't kayo noon ay magkakahiwalay at kanyang pinag-isa ang**

**inyong puso na magkakasama, at sa pamamagitan ng kanyang biyaya ay naging magkakapitd kayo sa pananampalatayang Islam."**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ ۞ شَرَعَ لَكُم مِّنَ ٱلدِّينِ مَا وَصَّىٰ بِهِۦ نُوحًا وَٱلَّذِيٓ أَوۡحَيۡنَآ إِلَيۡكَ وَمَا وَصَّيۡنَا بِهِۦٓ إِبۡرَٰهِيمَ وَمُوسَىٰ وَعِيسَىٰٓۖ أَنۡ أَقِيمُواْ ٱلدِّينَ وَلَا تَتَفَرَّقُواْ فِيهِۚ كَبُرَ عَلَى ٱلۡمُشۡرِكِينَ مَا تَدۡعُوهُمۡ إِلَيۡهِۚ ٱللَّهُ يَجۡتَبِيٓ إِلَيۡهِ مَن يَشَآءُ وَيَهۡدِيٓ إِلَيۡهِ مَن يُنِيبُ ١٣ ﴾

[الشورى: 13]

**"Ang Allah ang pumipili para sa kanyang sarili ng sinumang kanyang mapusuan at Siya ang namamatnubay tungo sa kanya sa sinumang bumabaling sa kanya sa pagsisi at pagtalima."**

At tunay na ang biyayang ito ang pinakamabilis na maglalaho sa isang tao, sa Hadeeth ng Propeta ﷺ kanyang sinabi:

(إِنَّ الْقُلُوبَ بَيْنَ أُصْبُعَيْنِ مِنْ أَصَابِعِ اللَّهِ يُقَلِّبُهُماُ كما يشاء)

**"tunay yang puso ng tao ay sa pagitan ng dalawang daliri ng Allah, binabaliktad niya ito ayon sa kanyang ninanais".**

Kaya't ang palagiang panalagin ng Propeta ﷺ sa Allah ﷻ:

(يَا مُقَلِّبَ الْقُلُوبِ ثَبِّتْ قَلْبِي عَلَى دِينِكَ)

**"O Allah! Ikaw na may hawak ng aming puso, patatagin mo ang aking puso sa Iyong Relihiyon."**

At kabilang sa panalangin ng mga taong maaalam sa Islam:

﴿ رَبَّنَا لَا تُزِغۡ قُلُوبَنَا بَعۡدَ إِذۡ هَدَيۡتَنَا وَهَبۡ لَنَا مِن لَّدُنكَ رَحۡمَةًۚ إِنَّكَ أَنتَ ٱلۡوَهَّابُ ٨ ﴾ [آل عمران: 8]

**"O aming Panginoon! huwag ninyong hayaan na ang aming mga puso ay lumihis sa katotohanan matapos na kami ay Inyong patnubayan, at kami ay gawaran Ninyo ng habag mula sa Inyo; katotohanan Kayo ang Tagapagkaloob."**

Nararapat lamang sa bawat muslim na paramihin ang paghingi sa Allah ﷻ na panalangin sa bawat Raka'a na kanyang Salah ito man ay mapa obligadong Salah o Sunnah upang mapanatili ang biyayang ito ang patnubay ng Allah ﷻ, kanyang sasabihin:

﴿ ٱهۡدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلۡمُسۡتَقِيمَ ٦ ﴾ [الفاتحة: 6]

**"O Allah! Inyong Patnubayan kami sa matuwid na Landas."**

Tunay ng Allah ﷻ ay nag-utos sa kanyang mga Alipin na humiling sa kanya ng patnubay at gabay, sa Hadeeth Qudsiy sinabi ng Allah ﷻ:

(يَا عِبَادِي كُلُّكُمْ ضَالٌّ إِلاَّ مَنْ هَدَيْتُهُ فَاسْتَهْدُونِي أَهْدِكُمْ)

**"O aking mga Alipin! lahat kayo ay ligaw maliban sa mga alipin ko na aking pinatnubayan at ginabayan, kaya;t humiling kayo ng Patnubay sa akin at kayo ay aking papatnubayan."**

Alamin ninyo mga Alipin ng Allah ﷻ na kabilang sa pinakadelikadong dahilan ng pagkawala ng pananampalataya ang paglagay ng sarili sa tukso, kung sinuman ang magmamasid ng tukso ay hindi malayong madulas ang kanyang mga paa, at ang tao ay mahirap makalawala o makaligtas sa mga tukso, Sinabi ng Propeta ﷺ:

(تُعْرَضُ الْفِتَنُ عَلَى الْقُلُوبِ كَالْحَصِيرِ عُوداً عُودا، فَأَيُّ قَلْبٍ أُشْرِبَهَا نُكِتَ فِيهِ نُكْتَةٌ سَوْدَاءُ وَأَيُّ قَلْبٍ أَنْكَرَهَا نُكِتَ فِيهِ نُكْتَةٌ بَيْضَاءُ...)

**"tunay na lilitaw at didikit ang mga tukso sa mga puso ng mga tao katulad ng pagdikit ng bakas ng maliit na banig sa katawan ng isang taong natutulog nang paulit-ulit, at alin mang puso ang napasukan ng tukso matutuldukan ng itim ang pusong ito, at alin mang pusong tinanggihan ang tukso matutuldukan ng puti ang puso ito. "**

At tunay na walang makakaligtas sa mga tuksong ito maliban sa mga Alipin ng Allah ﷻ na kanyang kinahahabagan, at gumawa ng mga mabuting Gawa. Sinabi ng Propeta ﷺ:

((بَادِرُوا بِالأَعْمَالِ فِتَنًا كَقِطَعِ اللَّيْلِ الْمُظْلِمِ، يُصْبِحُ الرَّجُلُ مُؤْمِنًا وَيُمْسِى كَافِرًا، أَوْ يُمْسِى مُؤْمِنًا وَيُصْبِحُ كَافِرًا، يَبِيعُ دِينَهُ بِعَرَضٍ مِنَ الدُّنْيَا))

**"Magmadali at magpatuloy sa paggawa ng mga mabuting gawain sa panahon ng paglaganap ng tukso at kasamaan katulad na paglaganap ng dilim sa gabing madilim,**

**na kung saan darating ang umaga ang isang tao ay manananampalataya at pagsapit ng hapon siya hindi mananampalataya, na pinagbibili niya ang kanyang Relihiyon sa mga bagay dito sa mundo."**

At kabilang sa mga Panalangin ng Propeta ﷺ sa kanyang Salah:

(إِذَا فَرَغَ أَحَدُكُمْ مِنَ التَّشَهُّدِ الآخِرِ، فَلْيَتَعَوَّذْ بِاللَّهِ مِنْ أَرْبَعٍ: مِنْ عَذَابِ جَهَنَّمَ، وَمِنْ عَذَابِ الْقَبْرِ، وَمِنْ فِتْنَةِ الْمَحْيَا وَالْمَمَاتِ، وَمِنْ شَرِّ الْمَسِيحِ الدَّجَّالِ)

**"Kapag natapos ang isa sa inyo mula sa pagbanggit ng huling Tashahhud, at siya magpakupkop sa Allah Mula sa apat na bagay: mula sa kaparusahan sa Impiyerno, sa kaparusahan sa Libingan, sa Pagsubok na Buhay at Kamatayan, at sa kasamaan ng tukso ni Dajjal."**

At kabilang sa matinding tukso na kung saan tayo ay binalaan ng Propeta ﷺat tunay na karamihan sa mga tao ay nahulog sa tuksong ito: Tukso sa mga kababaihan, Sinabi ng Propeta ﷺ:

(مَا تَرَكْتُ بَعْدِي فِي النَّاسِ فِتْنَةً أَضَرَّ عَلَى الرِّجَالِ مِنَ النِّسَاءِ)

**"tunay na wala akong iniwang babala sa mga tao pagkatapos ko na lubos na nakakapinsala sa mga kalalakihan maliban sa tukso ng kababaiihan."**

At katunayan na ang pakikipaghalubilo ng mga kababaihan sa mga kalalakihan ay kabilang sa malaking tukso, **Sinabi ni Shiekh Ibn Al-Qaymm**(kaawan nawa siya ng Allah ﷻ):

(ولا ريب أنَّ تمكينَ النساءِ من الاختلاطِ بالرجالِ أصلُ كلِّ بليةٍ وشرٍّ، وهو أعظمُ أسبابِ نزولِ العقوباتِ العامة).

**"At walang pag-aalinlangan na ang pakikihalubilo ng mga kababaihan sa mga kalalakihan ay ugat ng lahat ng pagsubok at kasamaan, at ito ang pinakamalaking dahilan ng pagbaba ng pangkalahataang kaparusahan."**

At gayundin ang mga kayaman at mga anak ay kabilang din sa mga pagsubok at tukso, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّمَآ أَمۡوَٰلُكُمۡ وَأَوۡلَٰدُكُمۡ فِتۡنَةٞۚ وَٱللَّهُ عِندَهُۥٓ أَجۡرٌ عَظِيمٞ ١٥ ﴾ [التغابن: 15]

**" tunay na ang inyong mga Kayaman at mga Anak ay isa lamang pagsubok , At sa Allah na sa sa kanya ang malaking gantimpala (Paraiso)"**

At katunyan na ang kayaman ay dahilan na maipapasok ang tao sa Relihiyon at ito rin ang maaring dahilan na siya ay mailalabas dito, at ang makatarungan ay ang hindi pagkuha na kayaman maliban na lamang na ito ay mula sa Halal o pinahihintulot, huwag gagastahin maliban sa mga bagay na kinalulugdan ng Allah ﷻ, at ito ay ilagay lamang sa mga kamay at huwag hayaang ito'y pumasok sa puso.

At kabilang sa mga mapanganib na pagsubok at tukso: Ang pagkuha sa mga kaduda-dudang mga batas kalakip dito ang tungkol sa Halal at Haram pati narin ang mga pakana o paraan upang makagawa ng mga ipinagbabawal, at nang dahil dito ng binaggit ng Allah ﷻ ang mga batas ng Relihiyon at dahilan ng pagkawatak-watak, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ لَا تُلۡهِكُمۡ أَمۡوَٰلُكُمۡ وَلَآ أَوۡلَٰدُكُمۡ عَن ذِكۡرِ ٱللَّهِۚ وَمَن يَفۡعَلۡ ذَٰلِكَ فَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡخَٰسِرُونَ ٩ ﴾ [المنافقون: 9]

**"O kayong mga Mananampalataya! Huwag ninyong hayaan na ang inyong mga kayamanan at inyong mga anak ay makahadlang sa inyo upang alalahanin lagi ang Allah. At kung sinuman ang gumawa ng gayon,sila ang mga talunan."**

At ayon **kay Sulayman Attamimiy** (kaawan nawa siya ng Allah ﷻ):

(لو أخذتُ برخصة كلِّ عالم؛ اجتمع فيَّ الشرُّ كُلُّه).

"kung kinuha ko ang lahat ng pahintulot patungkol sa usaping Halal at Haram ng lahat ng mga maaalam tunay na mapapasa akin ang lahat ng kasamaan"

At kabilang sa mga dahilan na pagkawasak o pagkasira ng isang Alipin ng Allah ﷻ:Ang pagbabaliwala ng paggawa ng malilit na kasalanan, Sinabi ng Propeta ﷺ:

(إِيَّاكُمْ وَمُحَقَّرَاتِ الذُّنُوبِ فَإِنَّهُنَّ يَجْتَمِعْنَ عَلَى الرَّجُلِ حَتَّى يُهْلِكْنَهُ).

**"Inyong iwasan ang mga kasalanan na inyong inaakala na ito ay maliit lamang sapagkat katotohanan kapag ito'y nabuo at dumami sa isang tao ay siyang dahilan ng kanyang pagkawasak at pagkasira."**

At ang dahilan ng paglayo sa Allah ﷻ; ay sa pamamagitan ng paggawa ng kasalan o di kaya'y sa kakulangan ng paggawa ng mga inobliga ng Allah ﷻ, at ito rin ang dahilan ng pagkaligaw, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَلَمَّا زَاغُوٓاْ أَزَاغَ ٱللَّهُ قُلُوبَهُمۡۚ وَٱللَّهُ لَا يَهۡدِي ٱلۡقَوۡمَ ٱلۡفَٰسِقِينَ ٥ ﴾ [الصف: 5]

**"kaya't nang sila ay napaligaw sa kamalian, ay hinayaan ng Allah na ang kanilang puso ay maligaw, sapagkat ang Allah ay hindi namamatnubay sa mga naghihimagsik sa pagsuway."**

At kabilang sa mga panganib na nagbabanta sa isang alipin sa kanyang relihiyon: Ang pagkamangha sa sarili at sa kanyang mga gawa, tunay na ito ay maaring dahilan na siya ang paparusahan ng Allah, Ngunit ang sinumang humingi ng tulong at nagtiwala sa Allah ﷻ tunay na siya ay patatagin ng Allah sa kanyang relihiyon, At si Yusuf Alayhis salam ay humingi ng tulong sa Allah ﷻ na siya ay pangalagaan mula sa tukso at pagsubok at siya ay pinangalagaan ng Allah ﷻ, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قَالَ رَبِّ ٱلسِّجۡنُ أَحَبُّ إِلَيَّ مِمَّا يَدۡعُونَنِيٓ إِلَيۡهِۖ وَإِلَّا تَصۡرِفۡ عَنِّي كَيۡدَهُنَّ أَصۡبُ إِلَيۡهِنَّ وَأَكُن مِّنَ ٱلۡجَٰهِلِينَ ٣٣ فَٱسۡتَجَابَ لَهُۥ رَبُّهُۥ فَصَرَفَ عَنۡهُ كَيۡدَهُنَّۚ إِنَّهُۥ هُوَ ٱلسَّمِيعُ ٱلۡعَلِيمُ ٣٤ ﴾ [يوسف: 33-34]

**"(Sinabi ni Yusof) O aking Panginoon! Ang kulungan ay higit kong mamatamisin kaysa sa bagay na ako ay kanilang inaanyayahan, Maliban Inyong hadlangin ang kanilang hangarin sa akin , ako ay susunod sa kanilang gusto at mapapabilang ako sa mga mangmang, kaya't ang kanyang Panginoon ay duminig sa kanyang panalangin at inilihis Niya ang kanyang pakay sa kanya. Katotohanan Siya ang Lubos na nakakarinig ng lahat ng bagay,ang Ganap na Maalam."**

At kabilang din sa mga panganib na nagbabanta sa karamihan ng mga Tao: Ang pagmamadali na makita o makamit ang resulta na kanilang gawa; katotohanan ito ang isa sa mga dahilan na ang isang tao ay magsasawa sa paggawa ng mabuting gawain at hanggang sa tuluyan na ito ay kanyang iiwanan, tunay na ang nararapat gawin ng isang alipin ay maging dalisay(Ikhlas) sa Allah at magpatuloy sa paggawa ng kabutihan, at huwag mawalan ng pag-asa na mapapabuti ang kalagayan ng kanyang lipunan kahit na

mayroong nakikita na kamalian at paggawa ng kasalanan, tunay na ang Propeta ﷺ ay ipinadala sa isang nasyon o lipon ng mga tao ng punong-puno ng paggawa ng pagtatambal sa Allah ﷻ, nakapalibot sa Ka'bah ay mga Rebulto at Diyus-diyosan ngunit hindi siya tumigil sa pag papaalala sa kanyang Ummah at hindi nagmadali na makita ang resulta ng kanyang pag-aanyaya.

At sa tuwing lumalaganap ang mga tukso at nababago ang kalagayan ng Ummah tunay na mas kinakailangan na maging matatag sa Relihiyon, at katotohan na inaayawan ng Allah ﷻ ang mga taong humihina ang kanyang pananampalataya sa kanyang Relihiyon sa panahon ng paglaganap ng tukso at kasamaan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمِنَ ٱلنَّاسِ مَن يَعۡبُدُ ٱللَّهَ عَلَىٰ حَرۡفٖۖ فَإِنۡ أَصَابَهُۥ خَيۡرٌ ٱطۡمَأَنَّ بِهِۦۖ وَإِنۡ أَصَابَتۡهُ فِتۡنَةٌ ٱنقَلَبَ عَلَىٰ وَجۡهِهِۦ خَسِرَ ٱلدُّنۡيَا وَٱلۡأٓخِرَةَۚ ذَٰلِكَ هُوَ ٱلۡخُسۡرَانُ ٱلۡمُبِينُ ١١ ﴾ [الحج: 11]

**"At may mga tao na sumasamba sa Allah nang may pag aalinlangan o pagkukunwari, kung siya ay sinaling ng kabutihan, siya ay nabibigyan ng kapanatagan nito, datapuwa't kung ang pagsubok ay dumatal sa kanya, ibinabaling niya ang kanyang mukha(bumalik sa kawalan ng pananampalataya sa Allah).Siya ay kapwa talunan sa mundong ito at sa kabilang buhay.Ito ay lantad na pagkatalo."**

اللهم بارك لنا في القرآن العظيم، وانفعنا بما فيه من الآيات والذكر الحكيم. أقول هذا القول، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كل ذنب، فاستغفروه إنه هو الغفور الرحيم

**الخطبة الثانية:**

أما بعد عباد الله:

Pinapayuhan ko kayo at ang aking sarili sa pagkatakot sa Allah ﷻ, at pangalagaan ang Kanyang Relihiyon, tunay na ang mga Pantas ng Islam ay kanilang napag alaman mula Aklat ng Allah ang Qur'an at Sunnah ng Propeta ﷺ ang mga bagay o paraan na

makakatulong sa alipin ng Allah upang mapanatiling matatag sa kanyang Relihiyon at ito ay ang mga sumusunod:

**Una: Ang pagbabasa ng Qur'an at Ang palagiang pag-alaala sa Allah** ﷻ: Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُلْ نَزَّلَهُۥ رُوحُ ٱلْقُدُسِ مِن رَّبِّكَ بِٱلْحَقِّ لِيُثَبِّتَ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَهُدًى وَبُشْرَىٰ لِلْمُسْلِمِينَ ﴿١٠٢﴾ ﴾ [النحل: 102]

**"Ipagbadya mo O Muhammad! ang Ruhul Qudus (Anghel Jibreel) ang nagdala at nagpababa ng Qur'an mula sa iyong Panginoon na may katotohanan, upang tumatag at lumakas ang pananalig ng mga mananampalataya at isang patnubay at mabuting balita sa mga Muslim."**

**Pangalawa: Ang Pagpaparami na paggawa ng mga gawaing ipinag-utos ng Allah** ﷻ**at paglayo sa lahat ng kanyang ipinagbawal.** Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَوْ أَنَّا كَتَبْنَا عَلَيْهِمْ أَنِ ٱقْتُلُوٓا۟ أَنفُسَكُمْ أَوِ ٱخْرُجُوا۟ مِن دِيَٰرِكُم مَّا فَعَلُوهُ إِلَّا قَلِيلٌ مِّنْهُمْ ۖ وَلَوْ أَنَّهُمْ فَعَلُوا۟ مَا يُوعَظُونَ بِهِۦ لَكَانَ خَيْرًا لَّهُمْ وَأَشَدَّ تَثْبِيتًا ﴿٦٦﴾ ﴾ [النساء: 66]

**"datapuwa't kung kanilang isinagawa ang mga ipinag-utos sa kanila, ito ay higit na mainam sa kanila, at ito ay mabisa na magpapatatag sa kanilang pananampalataya."**

At ang pananatili sa paggawa ng mabuting gawain ay dahilan upang mapalakas pa lalo ang pananamapalataya sa Allah ﷻ, at tunay na ang pinakamainam na gawain para sa Allah ﷻay ang palagian at tuloy-tuloy kahit na ito ay kakaunti.

At kabilang din sa mga paraan na makakatulong upang maging matatag sa Relihiyon: **Ang pagsasaliksik ng kaalaman mula sa Ulama (Mga Pantas ng Islam**); sapagkat katotohanan ito ay bumubuhay ng puso, at napupursige sa paggawa ng kabutihan, tunay na ang mabuting kaibigan ay nakakatulong sa paggawa ng kabutihan; sapagkat kapag kanyang napansin ang kanyang kaibigan na humihina sa paggawa ng mabuti ito ay kanyang pinapalakas at tinutulungan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ ٱتَّقُوا۟ ٱللَّهَ وَكُونُوا۟ مَعَ ٱلصَّٰدِقِينَ ﴿١١٩﴾ ﴾ [التوبة: 119]

**"O kayong mga mananampalataya! katakotan ninyo ang Allah at maging kasama kayo ng mga taong matatapat(sa salita at gawa)"**

**At ganun din ang pagbabasa ng mga kwento ng mga Propeta upang mapawi ang mga problema at mapatatag ang puso**. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَكُلًّا نَّقُصُّ عَلَيْكَ مِنْ أَنۢبَآءِ ٱلرُّسُلِ مَا نُثَبِّتُ بِهِۦ فُؤَادَكَۚ وَجَآءَكَ فِي هَٰذِهِ ٱلْحَقُّ وَمَوْعِظَةٌ وَذِكْرَىٰ لِلْمُؤْمِنِينَ ۝١٢٠ ﴾ [هود: 120]

**"at ang lahat ng mga isinalaysay naming sa iyo (O Muhammad) na mga kwento ng mga Sugo upang maging matatag ang iyong puso."**

**At kung sinuman ang nalugod sa mga pagsubok na itinadhana sa kanya**; ay magiging panatag ang kanyang sarili at manumuhay ng matiwasay, at ang mga mananampalataya sila ang taong may matinding pagtitimpi sa mga pagsubok at pinakamatatag sa Relihiyon.

**At kung sinuman ang naging kontento sa mga biyaya na pinagkaloob sa kanya**; tunay na naging mabuti ang pananaw niya sa Allah ﷻ, at pinanghawakan na matibay ang kanyang Relihiyon. Sinabi ng Propeta ﷺ:

(قَدْ أَفْلَحَ مَنْ أَسْلَمَ وَرُزِقَ كَفَافًا وَقَنَّعَهُ اللَّهُ بِمَا آتَاهُ).

**"tunay na nagtagumpay kung sinuman ang sumuko tumalima, biniyayaan ng sapat, at naging kontento sa kung anuman ang ipangkaloob sa kanya."**

**At ganun din ang pagbabalik loob sa Allah** ﷻ ay nakakapagpalakas ng pananampalataya, nakakadagdag na pag-asa sa mga biyaya ng Allah, at nakakabawas ng mga pagnanais nang makamundong bagay.

**At ang pagpaparami ng Dua (Panalangin), at pagkakaroon ng malinis at tamang Aqeeda (paniniwala)** ay kabilang sa mahalagang dahilan ng katatagan sa Relihiyon, Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَرَبَطْنَا عَلَىٰ قُلُوبِهِمْ إِذْ قَامُوا۟ فَقَالُوا۟ رَبُّنَا رَبُّ ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلْأَرْضِ لَن نَّدْعُوَا۟ مِن دُونِهِۦٓ إِلَٰهًاۖ لَّقَدْ قُلْنَآ إِذًا شَطَطًا ۝١٤ ﴾ [الكهف: 14]

**"At Aming ginawa ang kanilang puso na maging matatag at malakas, nang sila ay tumindig at nagsabi: "Ang aming Panginoon ay ay Siyang Panginoon ng kalangitan at kulapaan, kailanman ay hindi kami tatawag sa anumang diyos maliban lamang sa**

**kanya; at kung kami ay gumawa ng gayon, katotohanang kami ay nakapagsabi ng isang mabigat na bagay nakawalan ng pananalig."**

**At ganun din ang pagpaparami ng mga Sunnah na Ibadah** dahilan na pangangalagaan ang tao sa mga tukso,Sinabi ng Allah sa Hadeeth Qudsiy:

((وَمَا يَزَالُ عَبْدِي يَتَقَرَّبُ إِلَيَّ بِالنَّوَافِلِ حَتَّى أُحِبَّهُ، فَإِذَا أَحْبَبْتُهُ، كُنْتُ سَمْعَهُ الَّذِي يَسْمَعُ بِهِ، وَبَصَرَهُ الَّذِي يُبْصِرُ بِهِ، ويَدَهُ الَّتِي يَبْطِشُ بِهَا، وَرِجْلَهُ الَّتِي يَمْشِي بِهَا، وَإِنْ سَأَلَنِي أَعْطَيْتُهُ، وَلَئِن اسْتَعَاذَنِي لأُعِيذَنَّهُ))

**"At tunay na mananatiling nagpapalapit ang aking alipin sa akin sa pamamagitan ng gawaing Sunnah hanggang sa siya ay aking mahalin, at sa oras na siya ay aking mamahalin ako ang magsisilbing pandinig niya na gagamitin sa kanyang pandinig, at ako ang magsisibing paningin niya na gagamitin sa kanyang paningin,at ako ang magsisilbing kamay niya na gagamitin sa kanyang paghawak at lakas, at ako ang magsisilbing paa niya na gagamitin niya sa kanyang paglakad, at kung mayroon siyang hihilingin sa akin ay agad ko itong tutugunan, at kung siya ay magpapakupkop sa akin, siya ay aking pangangalagaan."**

At inyong alamin mga Alipin ng Allah ﷻ na ang pakikibaka sa mga pagananais ng ating Sarili at mga gawain na nakakapaglayo sa paggawa ng mga kabutihan ay dahilan sa katatagan sa Relihiyon.

Tunay na hindi magiging malinis ang puso maliban na ito ay naging payapa sa limang bagay: Maging mapayapa mula sa Pagtatambal dahilan ng pagkawala ng bisa ng Tawheed, Sa gawaing Bid-ah (Panibagong Gawain) na salungat ng Sunnah, Sa mga Pagnanasa salungat ng Pag-uutos, Sa pagkalimot salungat ng Pag-alaala, At Sariling kagustuhan na nakakasira ng Ikhlas (Dalisay).

At ang Tunay na tagaumpay at kasiyahan kung sinuman ang pinatnubayan at ginabayan ng Allah hanggang sa sumapit ang kanayang kamatayan,; kaya't maging dalisay sa Allah ﷻ sa lahat ng inyong gawa, at humiling sa Allah ﷻ na katatagan sa kanyang Relihiyon, at magpakupkop sa kaniya mula sa mga Tukso lantaran man ito o palihim.



## 41- Ang Pagkakapatiran

**الخطبة الاولى:**

الحمد لله على فضله وإحسانه خلق الخلق لعبادته وأمرهم بتوحيده وطاعته وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له في ربوبيته وإلهيته وأسماءه وصفاته وأشهد أن محمدا عبده ورسوله أفضل الأنبياء والمرسلين وخاتم النبيين صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه أجمعين وسلم تسليما كثير أما بعد:

Mga kapatid sa pananampalataya, isa sa mga pundasyon at palatuntunan ng Islam ay ang pagpapatupad nang pagkakapatiran sa pagitan ng mga muslim, at pagpapalaganap nang pagmamahalan sa pagitan ng bawat isa sa atin. Sinabi ng Allahﷻ:

﴿ إِنَّمَا ٱلْمُؤْمِنُونَ إِخْوَةٌ فَأَصْلِحُوا۟ بَيْنَ أَخَوَيْكُمْ ۚ وَٱتَّقُوا۟ ٱللَّهَ لَعَلَّكُمْ تُرْحَمُونَ ﴿١٠﴾ ﴾ [الحجرات: 10]

**"Katotohanan ang tunay na magkakapatid ay yaong mga mananampalataya sa Allah, ayusin ninyo ang pakikisalamuha sa inyong mga kapatid at katakutan ninyo ang Allah dahil dito kayo ay kaaawaan at kahahabagan ng Allah"**

Sinabi din ng Propeta Muhammad ﷺ:

(الْمُسلِمُ اخُّ الْمُسْلِم)

"Ang muslim ay kapatid ng kapwa niya muslim"

Aking mga katapid, katotohanan ang matibay na pundasyong ito (ang pagkakapatiran) ay nagtataglay o nagsasabatas ng mga karapatan at obligasyon o tungkulin mula sa bawat isa saatin. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلْمُؤْمِنُونَ وَٱلْمُؤْمِنَٰتُ بَعْضُهُمْ أَوْلِيَآءُ بَعْضٍ ۚ يَأْمُرُونَ بِٱلْمَعْرُوفِ وَيَنْهَوْنَ عَنِ ٱلْمُنكَرِ وَيُقِيمُونَ ٱلصَّلَوٰةَ وَيُؤْتُونَ ٱلزَّكَوٰةَ وَيُطِيعُونَ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥٓ ۚ أُو۟لَٰٓئِكَ سَيَرْحَمُهُمُ ٱللَّهُ ۗ إِنَّ ٱللَّهَ عَزِيزٌ حَكِيمٌ ﴿٧١﴾ ﴾ [التوبة: 71]

**"at ang mga mananampalatayang lalaki at mga mananampalatayang babae ay tagapangalaga ng bawat isa, na-uutos sila ng kabutihan at nagbabawal sila ng kasamaan, itinatayo nila ang pagdarasal, nagbibigay sila ng obligadong kawang gawa,**

**at sumusunod sila sa Allah at sa Kanyang sugo, sila yaong mga tao na kakaawaan ng Allah. Katotohanan ang Allah ang kataas taasan ang ganap na maalam"**

Katotohanan ang pagkakapatiran, ang siyang nagdadala sa isang mananampalatayang muslim patungo sa mga gawain na ikakalugod ng Allah ﷻ. Sinabi ng Propeta Muhammad ﷺ:

(لا يُؤمِنُ أحَدُكم حتَّى يُحِبَّ لأخيه ما يُحِبُّ لنَفْسِه)

**"Katotohanan na hindi naniniwala ang isa sa inyo hanggat hindi niya ginugutso o minamahal para sa kanyang kapatid ang ginugusto o minamahal niya para sa kanyang sarili"**

Katotohanan ang pagkakapatiran, ang siyang nagpapatibay ng katapatan sa puso upang makagawa ang mga muslim ng kaayusan at kabutihan at nag-iiwas sakanila patungo sa kasamaan at pagpinsala sa bawat isa. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلَّذِينَ يُؤْذُونَ ٱلْمُؤْمِنِينَ وَٱلْمُؤْمِنَٰتِ بِغَيْرِ مَا ٱكْتَسَبُوا۟ فَقَدِ ٱحْتَمَلُوا۟ بُهْتَٰنًا وَإِثْمًا مُّبِينًا ﴿٥٨﴾ ﴾ [الأحزاب: 58]

**"At sila na yaong pumipinsala sa mga mananampalatayang lalaki at babae, katotohanan sila ay nakagawa ng kalapastanganan at matinding kasalanan"**

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(المسلمُ مَن سَلِمَ المسلمون من لسانِه و يدِه)

**"Ang totoong muslim ay siya na sa kanyang dila at kamay ay panatag at ligtas ang kanyang mga kapatid na muslim"**

Katotohanan ang pagkakapatiran, ang pundasyon ng Islam na nagpapalakas ng ugnayan ng bawat isa sa loob ng pamayanan. At nagiging dahilan ng pagpapaalala patungkol sa pagsamba ng bawat isa sa Allah ﷻ.

Aking mga kapatid katotohanan na ang pagkakapatiran sa pananampalataya ay isa sa malaking bahagi ng Islam, nasasanay ang isang muslim sa pakikisalamuha sa kanyang kapatid na muslim, ganun din sa kanyang pamayanan, nasasanay din ng isang muslim ang kanyang pananampalataya sa pamamagitan nang pagkakapatiran na ito. Isinagawa

ito ng isang muslim na para bang kagaya ng paggawa sa isang ubligadong bagay. Isinasagawa ng isang muslim ang pagkakapatiran hindi dahil siya ay may kailangan sa kanyang kapwa muslim bagkus isinasagawa niya ito alang-alang sa Allah ﷻ. Ng dahil dito nagiging matibay ang pamayanan ng mga muslim na naayon sa batas ng islam, sinusuportahan nila ang bawat isa na parang isang matibay na gusali. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ.

(المؤمِنُ للمُؤمِنِ كالبُنيانِ؛ يَشُدُّ بَعضُه بَعضًا)

**"Ang mga mananampalatayang muslim ay parang gusali na sinusuportahan nila ang bawat isa" (**at pinagdikit dikit ng Propeta Muhammad ﷺang kanyang mga daliri at inihalintulad dito)

Katotohanan ang pagkakapatiran, ang nagdudulot nang pagpaparaya sa bawat isa, pagkaawa sa isa't isa, pag-unawa at pag intindi at iba pang mga pag-uugali na patungo sa ikalulugod ng Allah ﷻ na ginawa at itinuro ni Propeta Muhammad ﷺ. Kanyang sinabi:

(مثَلُ المؤمنينَ في تَوادِّهم وتَراحُمِهم وتَعاطُفِهم، مَثَلُ الجَسَدِ؛ إذا اشتكى منه عُضوٌ تداعى له سائِرُ الجَسَدِ بالسَّهَرِ والحُمَّى)

**"Ang halimbawa ng mga muslim mula sa kanilang pagkakaisa ay ang isang katawan na kapag ang isang bahagi ng katawan ay may naramdamang sakit, mararamdaman ito ng buong katawan."**

Aking mga kapatid isa sa mga paraan nang pagpapatibay ng ating pananampalataya ay ang pangangalaga sa mga batas na ito, na nagdudulot nang pagkakaisa at ang pag-iingat sa mga hakbang ng mga taong galit sa Islam na pinipilit nilang paghiwa-hiwalayin ang pagkakapatirang ito. Nagpapakalat din sila ng mga bagay na nagdudulot sa hindi pagkakaintindihan ng bawat isa at pag-aaway ng mga muslim. Sinabi ng Allahﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ لَا تَتَّخِذُواْ بِطَانَةٗ مِّن دُونِكُمۡ لَا يَأۡلُونَكُمۡ خَبَالٗا وَدُّواْ مَا عَنِتُّمۡ قَدۡ بَدَتِ ٱلۡبَغۡضَآءُ مِنۡ أَفۡوَٰهِهِمۡ وَمَا تُخۡفِي صُدُورُهُمۡ أَكۡبَرُۚ قَدۡ بَيَّنَّا لَكُمُ ٱلۡأٓيَٰتِۖ إِن كُنتُمۡ تَعۡقِلُونَ ١١٨ ﴾ [آل عمران: 118]

**"O kayo na naniwala sa Allâh at sumunod sa Kanyang Sugo, huwag ninyong gawing awliyâ` (taong pakamamahalin at gagawing tagapagtaguyod) ang mga walang pananampalataya, pagkakatiwalaan ninyo at pagsasabihan ng inyong mga lihim bukod**

**sa mga mananampalataya. Dahil hindi sila titigil hanggang hindi kayo mapapahamak at natutuwa pa sila kapag may nangyaring masama sa inyo. At lumilitaw ang tindi ng kanilang pagkagalit sa kanilang mga salita, subalit ang anumang kinikimkim nila sa kanilang kalooban na poot at galit sa inyo ay lalong matindi."**

Katotohanan isa sa mga dapat nating pagtuunan ng pansin sa panahon natin ngayon ay ang pagkakawatak-watak o pagkakahiwahiwaly ng mga muslim, na nagdudulot sa hindi pagkakaisa, hanggang ang isa sa ating mga kapatid na muslim ay nagtataas ng sandata o patalim laban sa kapwa niya muslim na kung saan ito ay hindi ikinalulugod ng panginoon ng sanlibutan ang Allah ﷻ na kung saan ito ay hindi naayon sa batas ng Allah ﷻ, taliwas din sa itinuro ng mahal na Propeta ﷺ. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(من حملَ علينا السِّلاحَ فليسَ منَّا)

**"Sinuman ang magdala ng patalim para pinsalain ang kanyang kapwa ay hindi nabibilang satin"**

At kanya pang sinabi ﷺ:

(لا يُشِيرُ أحَدُكُمْ إلى أخِيهِ بالسِّلاحِ، فإنَّه لا يَدْرِي أحَدُكُمْ لَعَلَّ الشَّيْطانَ)

**"Huwag itututok ng isa sa inyo ang kanyang sandata sa kanyang kapatid na muslim, katotohanan hindi niya alam na baka ang satanas ay mag-udyok sa kanya ng kasamaan at maituloy ito ng kanyang kamay at maaring dahil dito ay mapapunta siya sa impyerno"**

Aking mga kapatid sa pananampalataya iwasan natin ang mga bagay na nagdudulot ng pagkakawatak-watak at nagdudulot ng hindi pagkakaisa. Iwasan natin ang mga bagay na magdadala saatin sa malalang pagsubok (fitnah). Iwasan natin ang mga gawain na magdudulot ng pagkasira at mga gawain na magdudulot ng kasamaan at pag danak dugo. Nagdudulot ng pagmamalabis sa kapwa, pag lapastangan sa karapatan at pagsira sa puri ng ating mga kapatid sa islam. Habang ang kalaban ng Islam ay nakatingin sa atin at masayang nanunuod sa resulta ng kasamaan na kanilang naidulot. At ito ang

mga bagay na tumama at nangyari sa ating nasyon, ang inggit na nararamdaman ng kalaban ng Islam, ang kanilang intensyon upang magkawatak watak ang mga muslim. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَوْ خَرَجُواْ فِيكُم مَّا زَادُوكُمْ إِلَّا خَبَالًا وَلَأَوْضَعُواْ خِلَٰلَكُمْ يَبْغُونَكُمُ ٱلْفِتْنَةَ وَفِيكُمْ سَمَّٰعُونَ لَهُمْ ۗ وَٱللَّهُ عَلِيمُۢ بِٱلظَّٰلِمِينَ ﴿٤٧﴾ ﴾ [التوبة: 47]

**"Kahit lumabas pa sila na kasama ninyo, O kayong mga mananampalataya, upang magpunyagi sa Daan ng Allâh o makipaglaban sa mga kaaway ng Islâm ay wala silang maidaragdag kundi mga kaguluhan sa inyong samahan at pagkahamak, at magmadali sila na magkalat ng mga paninira sa pagitan ninyo at pagkakaroon ng alitan sa isa't isa, kaya nais nila na kayo ay ipahamak nila sa pamamagitan ng kanilang pagpanatili na hindi pagsama sa pakikipaglaban sa Daan ng Allâh, at kasama ninyo, O kayong mga mananampalataya, ang ilan sa mga mapagkunwari na nagmamanman para sa kanila, upang iparating sa grupo nila ang mga pangyayari sa inyo. At ang Allâh ay `Aleem – Ganap na Nakaaalam ng mga Munâfiq at mga masasama, at sila ay pagbabayarin ayon dito."**

Aking mga kapatid, isa sa mga dahilan ng matinding pagsubok (fitnah) na kinakailangan nating iwasan at pag-ingatan ay ang pagbibintang ng paglabas sa Islam sa ating sariling kapatid na muslim (takfir) ng walang matibay na katibayan na nagmula sa banal na Qur-ann o sa mula sa mga katuruan ng ating Propeta ﷺ. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ, at ito ay nag nagsasaad ng malinaw na pangungusap na maiintindhan ng lahat.

(مَنْ صلَّى صَلاتَنا واستقبلَ قِبْلَتَنا وأكلَ ذَبيحَتَنا فذاكَ المسلمُ لهُ ذِمَّةُ اللهِ ورسولِهِ)

**"Sinuman ang magdasal kagaya ng pagdarasal natin, at humaharap sa direksyon (Qiblah) natin at kumain mula sa mga hayop na ating inialay para sa Allah, katotohanan siya ay muslim na kung saan nasa kanya ang pangangalaga ng Allah at Propeta."**

Sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(المسلِم على المسلِم حرامٌ ، دمُهُ ، ومالُهُ ، وعِرضُهُ)

**"Ang muslim sa kanyang kapwa muslim ay (haram) ipinagbabawal ang kanyang dugo, kayamanan, puri't ari-arian."**

Aking kapatid katotohanan isa sa mga palatandaan ng gabay mula sa Allah ﷻ at kasiyahan ay ang pagiging dahilan mo, upang magkaisa ang kamusliman. At isa naman sa mga palatandaan ng pagkaligaw at pagkalugi ay ang pagiging dahilan mo, upang magsiraan ang mga muslim, pagiging dahilan mo, upang magkahiwalay ang mga muslim, at pagiging dahilan mo, upang magkaaway-away ang mga muslim. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّمَا ٱلۡمُؤۡمِنُونَ إِخۡوَةٞ فَأَصۡلِحُواْ بَيۡنَ أَخَوَيۡكُمۡۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ لَعَلَّكُمۡ تُرۡحَمُونَ ١٠ ﴾ [الحجرات: 10]

**"Katotohanan ang tunay na magkakapatid ay yaong mga mananampalataya at ayusin ninyo ang hidwaan sa pagitan ng inyong mga kapatid"**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَصۡلِحُواْ ذَاتَ بَيۡنِكُمۡۖ ﴾ [الأنفال: 1]

**"At ayusin ninyo ang ugnayan ninyo sa bawat isa"**

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ألا أُخبرُكم بأفضلَ من درجةِ الصيامِ والصلاةِ والصدقةِ ؟ . قالوا: بلى قال: إصلاحُ ذاتِ البَيْنِ)

**"Sasabihin ko ba sa inyo ang isang bagay na mas mainam pa kaysa sa pag-aayuno at pagdarasal?** Kanilang sinabi: opo. Sinabi ng Propeta ﷺ **"Ang pag-aayus ng ugnayan".**

Aking kapatid katotohanan sinisigurado ng Islam ang pagiging bawal ng pagtatanim ng galit at puot sa ating kapwa muslim, ipinagbabawal din nito ang pagdudulot ng gulo at away sa bawat isa na magdudulot ng malaking kasiraan sa kalupaan (fitnah). Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(لا تَباغَضوا، ولا تَدابَروا، ولا تَحاسَدوا و لا تقاطعوا)

**“Huwag kayong mag away-away, huwag magkaroon ng pagkakainggitan, huwag kayong magkaroon ng malalang pagkakasalungatan, at huwag ninyong putulin ang inyong relasyon sa bawat isa”**

Sinabi pa ni Propeta Muhammad ﷺ:

(تُفتحُ أبوابُ الجنةِ يومَ الاثنينِ ويومَ الخميسِ ، فيُغفرُ لكلِّ عبدٍ مسلمٍ لا يُشركُ باللهِ شيئًا إلا رجلًا كانت بينَه وبينَ أخيه شحناءُ ، فيُقال : أَنْظِروا هذينِ حتى يَصطلِحا ، أَنْظِروا هذينِ حتى يَصطلِحا)

**‘Binubuksan ang pintuan ng paraiso sa araw ng lunis at martes, at pinapatawad ng Allah mula sa Kanyang mga alipin (na hindi sumasamba ng iba liban sa Kanya) ang kanilang mga kasalanan maliban na lamang sa dalawang tao na mayroong hidwaan sa isa’t isa. At sasabihin ng Allah “na ihuli ang dalawang ito hanggang sa ang dalawang ito ay magkapatawaran”.**

Nararapat lamang sa isang mananampalataya na ingatan at pangalagaan niya ang kanyang puso mula sa pagkakaroon ng galit o puot tungo sa kanyang kapatid na muslim kahit pa magkaiba ang kanilang opinion sa ibang mga bagay. Nararapat sa bawat isa na mahalin niya ang mga bagay na makakapag dudulot ng kabutihan at kapakinabangan sa kanyang kapwa muslim. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَن أَحَبَّ أَنْ يُزَحْزَحَ عَنِ النَّارِ، وَيُدْخَلَ الجَنَّةَ، فَلْتَأْتِهِ مَنِيَّتُهُ وَهو يُؤْمِنُ باللَّهِ وَالْيَومِ الآخِرِ، وَ لْيَأْتِ إلى النَّاسِ الذي يُحِبُّ أَنْ يُؤْتَى إلَيْهِ)

**“Sinuman ang may gusto na mapalayo siya mula sa impyerno at makapasok sa paraiso ay huwag niyang hayaan na siya ay mamatay maliban na lamang na siya ay naniniwala sa Allah at sa araw ng paghuhukom. At magdulot siya para sa kanyang kapatid ng mga kabutihan kagaya ng pagkagusto niya na makatanggap ng kabutihan mula sa iba”**

بارك الله لنا ولكم فيما سمعنا، أقول هذا القول، وأستغفرُ الله لي ولكم ولسائرِ المسلمين من كل ذنبٍ، فاستغفِروه، إنه هو الغفور الرحيم

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضلهِ وإحسانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحدهُ لا شريك له، وأشهد أن محمدا عبده ورسوله، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Ang lahat ng pasasalamat ay tanging sa Allah ﷻ lamang. Pasasalamt para Sakanya na naggabay sa atin. Ako ay sumasaksi na Walang ibang Dyos na karapat dapat sambahin maliban ang Allah ﷻ at ako ay sumasaksi na si Propeta Muhammad ﷺ ay sugo at alipin ng Allah ﷻ. O kayong mga mananampalataya katotohanan ang obligadong paglalakbay patungo sa Makkah (hajj) ay isang uri ng dakilang pagsamba at isa sa mga dahilan ng pagsamba na ito ay upang mapatibay ang pagkakapatiran at pagmamahalan sa pagitan ng mga muslim, samantalahin ninyo aking mga kapatid na mga naglalakbay sa Makkah at samantalahin ang obligadong pagsamba na ito upang patutuhanan at patibayin ang pagkakapatiran sa pagitan ng bawat isa. Nararapat sa mga naglalakbay patungo sa Makkah upang magsagawa ng sagradong pagsamba na ito, na isagawa ang mga nararapat na kaugalian na ipinag-utos ng ating Propeta Muhammad ﷺ. Naiulat ni Jabir kalugdan naway siya ng Allah ﷻ, na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ.

(أفضَلُ الأعمالِ عند اللهِ إيمانٌ باللهِ، وجِهادٌ في سَبيلِه، وحَجٌّ مَبرورٌ)

**"Ang pinaka mainam na antas ng pananampalataya para sa Allah ay ang paniniwala ng lubos sa Allah, pakikibaka sa landas Niya, at ang katanggap tanggap na paglalakbay sa Makkah"**

At sa sermon ni Propeta Muhammad ﷺ sa kanyang huling paglalakbay sa Makkah nabanggit niya ang tungkulin at hangarin na nararapat sa isang muslim, isa sa mga importanting hangarin at tungkulin na ito ay ang pagpapahalaga sa pagsasakatuparan ng pagkakapatiran sa pagitan ng mga muslim. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(فإنَّ دماءَكم وأموالَكم وأعراضَكم عليكم حرامٌ كحُرْمَةِ يومكم هذا في بلدِكم هذا في شهرِكم هذا)

**"Katotohanan ipinagbabawal sa inyo ang pag lapastangan at pagmamalabis sa mga kayamanan, mga sarili at mga puri ng bawat isa sa inyo, kagaya ng pagbabawal ng pagsasagawa ng mga bagay na hindi mabuti at masasama sa araw na ito, sa lugar na ito**

**at sa buwan na ito. At ang pamiminsala ng isang mananampalataya ay isang malaking kasalanan sa Allah ﷻ."**

Naiulat ni Anas na kanyang narinig ang Propeta Muhammad ﷺ na nagsabi ng:

(ثلاثٌ من كُنَّ فيه فهو مُنافِقٌ، وإن صامَ وصلَّى وحجَّ واعتمرَ وقال: إني مُسلم؛ إذا حدَّث كذب، وإذا وعدَ أخلَف، وإذا اؤتُمِن خان)

**"sinuman ang nasa kanya ang tatlong mga katangian na ito, siya ay isang mapagkunwari (lapastangan). Kahit na siya ay mag-ayuno mag dasal at mag lakbay tungo sa Makkah, kanyang sasabihin na 'ako ay muslim' at kapag siya ay nagsalita siya ay nagsisinungalin, kapag siya ay nangako hindi niya ito tinutupad, at kapag siya ay pinagkatiwalaan kanyang itong sinisira."**

041



**42- Ang Mga Dahilan Ng Kaligayahan**

**الخطبة الاولى:**

لحمد لله الذي جعل لعبادهِ مواسم ليتزودوا فيها من الخيرات، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، في ربوبيتهِ وإلهيتهِ والأسماء والصفات، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله المؤيد بالبراهين القاطعة والمعجزات، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه ذوي المناقب والكرامات، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Paano nga ba sasaya ang tao? O Ano nga ba ang dailan nito? Sinabi ng Allah ﷻ noong binanggit Niya ang kalagayan ng mga naunang nasyon at mga matitinding sakuna na tumama sa kanila. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ذَٰلِكَ مِنْ أَنۢبَآءِ ٱلْقُرَىٰ نَقُصُّهُۥ عَلَيْكَ ۖ مِنْهَا قَآئِمٌ وَحَصِيدٌ ﴿١٠٠﴾ وَمَا ظَلَمْنَٰهُمْ وَلَٰكِن ظَلَمُوٓاْ أَنفُسَهُمْ ۖ فَمَآ أَغْنَتْ عَنْهُمْ ءَالِهَتُهُمُ ٱلَّتِى يَدْعُونَ مِن دُونِ ٱللَّهِ مِن شَىْءٍ لَّمَّا جَآءَ أَمْرُ رَبِّكَ ۖ وَمَا زَادُوهُمْ غَيْرَ تَتْبِيبٍ ﴿١٠١﴾ وَكَذَٰلِكَ أَخْذُ رَبِّكَ إِذَآ أَخَذَ ٱلْقُرَىٰ وَهِىَ ظَٰلِمَةٌ ۚ إِنَّ أَخْذَهُۥٓ أَلِيمٌ شَدِيدٌ ﴿١٠٢﴾ إِنَّ فِى ذَٰلِكَ لَءَايَةً لِّمَنْ خَافَ عَذَابَ ٱلْءَاخِرَةِ ۚ ذَٰلِكَ يَوْمٌ مَّجْمُوعٌ لَّهُ ٱلنَّاسُ وَذَٰلِكَ يَوْمٌ مَّشْهُودٌ ﴿١٠٣﴾ وَمَا نُؤَخِّرُهُۥٓ إِلَّا لِأَجَلٍ مَّعْدُودٍ ﴿١٠٤﴾ يَوْمَ يَأْتِ لَا تَكَلَّمُ نَفْسٌ إِلَّا بِإِذْنِهِۦ ۚ فَمِنْهُمْ شَقِىٌّ وَسَعِيدٌ ﴿١٠٥﴾ فَأَمَّا ٱلَّذِينَ شَقُواْ فَفِى ٱلنَّارِ لَهُمْ فِيهَا زَفِيرٌ وَشَهِيقٌ ﴿١٠٦﴾ خَٰلِدِينَ فِيهَا مَا دَامَتِ ٱلسَّمَٰوَٰتُ وَٱلْأَرْضُ إِلَّا مَا شَآءَ رَبُّكَ ۚ إِنَّ رَبَّكَ فَعَّالٌ لِّمَا يُرِيدُ ﴿١٠٧﴾ ۞ وَأَمَّا ٱلَّذِينَ سُعِدُواْ فَفِى ٱلْجَنَّةِ خَٰلِدِينَ فِيهَا مَا دَامَتِ ٱلسَّمَٰوَٰتُ وَٱلْأَرْضُ إِلَّا مَا شَآءَ رَبُّكَ ۖ عَطَآءً غَيْرَ مَجْذُوذٍ ﴿١٠٨﴾ ﴾[هود:-100 108]

**"Iyan ang ilan sa mga isinalaysay Namin sa iyo, O Muhammad, na mga bayan na Aming pinuksa ang mga naninirahan doon, at mayroon sa mga bayang yaon na hanggang sa ngayon ay may mga natitira pang labi (o bakas) at mga tanda, at mayroon naman sa mga ito na wala nang natitirang anumang bakas ni anumang bagay bilang tanda ng naiwan. At kailanman, ang pagpuksa Namin sa kanila ay hindi kamalian kundi sila mismo ang nagmali at nang-api sa kanilang mga sarili dahil sa kanilang pagsamba ng iba bukod sa Allah at pamiminsala sa kalupaan, at kailanman ay walang**

**magagawa sa kanila ang kanilang mga sinamba na mga diyus-diyosan at pinapanalanginan at hiningan ng kaligtasan na mailayo sila sa anumang kaparusahan kapag dumating ang pag-uutos ng iyong panginoon na parusahan sila, ni walang maibibigay na anumang karagdagang kapakinabangan ang kanilang mga diyus-diyosan na sinasamba kundi pagkawasak, pagkapuksa at pagkatalo. At kung paano Ko pinuksa ang mga masasama na nanirahan dito sa mga bayan na ito bilang parusa sa ginawa nilang pagtanggi sa Aking Kautusan at hindi paniniwala sa Aking mga Sugo, ay gayoon din ang mga iba na mga nanirahan sa kani-kanilang bayan kapag inapi nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng kanilang pagtanggi sa Allah at paglabag sa Kanyang Kautusan at pagtanggi sa Kanyang mga Sugo. Katiyakan, ang Kanyang pagpuksa ay napakasidhing kaparusahan. Katiyakan, ang ginawang pagparusa sa mga naunang taong masasama ay bilang aral sa sinumang natatakot sa kaparusahan ng Allah at sa Kanyang pagpaparusa sa Kabilang-Buhay, na sa Araw na yaon ay titipunin ang lahat ng mga tao para sa paghuhukom at pagbabayad, na ito ay matutunghayan ng lahat ng nilikha. At hindi Namin ito inantala para sa inyo hanggang sa Araw ng Muling Pagkabuhay kundi dahil sa naitakda na ang panahon nito na Kami lamang ang Nakaaalam, na hindi madaragdagan ni mababawasan ayon sa Aming pagkatakda sa pamamagitan ng Aming Ganap na Kaalaman. Sa araw na kapag dumating ang Araw ng Muling Pagkabuhay ay walang sinuman ang makapagsasalita maliban na lamang sa kapahintulutan ng kanyang panginoon na Tagapaglikha, na kung kaya, mayroon sa kanila ang sawimpalad na karapat-dapat na parusahan sa Impiyerno at mayroon namang pinagpala na pinarangalan ng mga kagandahang-loob mula sa Allah. At para sa mga yaong sawing-palad dahil sa kanilang pagiging masama rito sa daigdig dahil sa pagkasira ng kanilang paniniwala at maling gawain, ay Impiyerno ang kanilang pananatilihan at para sa kanila roon dahil sa sidhi ng kaparusahan ay pag-atungal nila ng mataas at mababang boses, at ito ang dalawang napakasama at kakila-kilabot na boses, At sila ay mananatili sa Impiyernong-Apoy magpasawalang-hanggan, hanggang nananatili ang mga (ipinalit na panibagong) kalangitan at kalupaan, at patuloy ang paggawad ng parusa sa kanila at ito ay walang katapusan, at ito ay katiyakang**

**magpapatuloy, maliban na lamang sa sinumang naisin ng iyong Panginoon na palabasin mula rito, na mga makasalanan na naniwala sa Kaisahan ng Allah pagkatapos nilang manatili sa Impiyernong-Apoy. Katiyakan, ang Allah na iyong panginoon O Muhammad ay ginagawa Niya ang anuman na Kanyang nais. At yaong mga pinagpala naman ng Allah ay papapasukin sila sa paraiso na sila ay mananatili roon hanggang nananatili ang mga (ipinalit na panibagong) kalangitan at kalupaan, maliban sa grupo na ninais ng Allah na maantala, na sila ay ang mga yaong makasalanan na naniwala at sumamba sa Kaisahan ng Allah, dahil sa sila ay mananatili muna sa Impiyerno nang karapat-dapat na panahon, pagkatapos nito ay palalabasin sila mula roon patungo sa paraiso ayon sa kagustuhan ng Allah at ng Kanyang Awa: pagkakalooban ng iyong Panginoon ang mga yaong pinagpala ng Hardin bilang gantimpala na walang-hanggan.”**

Ibinalita ng Allah ﷻ na ang mga tao ay mahahati pagdating ng araw ng paghuhukom, mayroong mga masasaya at mayroon din namang subra ang kalungkutan dahil sa mga naipon nilang mga gawa dito sa mundo. Sila na yaong masasaya ay gumawa ng mga mabubuting gawain dito sa mundo bago pa sila mamatay at sila naman na yaong tigib ng kalungkutan ay yaong mga tao na nagpabaya sa mga magagandang gawain at higit sa lahat ay nagtambal sa nag-iisang panginoon, ngayong dumating sa kanya ang kamatayan ng siya ay nasa sukdulan ng pagkalugi tunay na lugi siya sa mundong ibabaw at mas lugi siya pagdating ng araw ng paghuhukom. Hilingin natin sa Allah ﷻ ang kaginhawahan dito sa mundo maging sa huling araw. Ngayon aking kapatid ano nga ba ang ibig sabihin ng kasiyahan o pagiging masaya?

Marami sa atin ang nag-iisip na ang kasiyahan ay sa pamamagitan ng pag-aangkin ng maraming salapi, pera, o sa pamamagitan ng karangyaan, kayamanan at mga ari-arian. Hindi ba nila naisip na hindi pinakinabangan ni Qarun ang ipinagkaloob ng Allah ﷻ sa kanyang kayamanan noong siya ay naging matigas ang puso, palasuway at mapagmalabis sa kanyang kayamanan at siya ay nagtambal sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng mga biyaya na ito. Ang iba ay nag-aakala na ang kasiyahan ay sa pamamagitan ng pamumuno at antas sa lipunan o antas ng trabaho o antas ng angkan na kinabibilangan, ngunit itong

mga ito ay walang saysay o walang halaga, ang pagiging hari, pinuno, mataas na opisyales at malaking pamilya, bakit hindi nila naiisip ang nangyari kay (Fir'awn) na hindi niya napakinabangan ang mga ito. Siya ay nagmalaki sa pamamagitan ng kanyang antas, nagmatigas, nagmalabis, nanghamak at nagmayabang hanggang sa dumating sa punto na nag-angkin siya ng pagka diyos.

Binanggit ng Allah ﷻ, na sinabi ni Fir'awn:

﴿ فَقَالَ أَنَا۠ رَبُّكُمُ ٱلۡأَعۡلَىٰ ٢٤ فَأَخَذَهُ ٱللَّهُ نَكَالَ ٱلۡأٓخِرَةِ وَٱلۡأُولَىٰٓ ٢٥ ﴾ [النازعات: 24-25]

**"At kanyang (Fir'awn) sinabi: Ako ang inyong panginoon na kataas taasan, walang hihigit pa kaysa sa akin, na kung kaya, ginantihan siya ng Allah ng kaparusahan mula sa Kanya rito sa daigdig at sa Kabilang-Buhay, at ginawa siya bilang aral at paalaala at babala sa mga katulad niya na naghimagsik."**

Ilan parin sa sa atin ay nag-iisip na ang kasiyahan ay sa pamamagitan ng mga pagkain, mga inumin at pagnanasa. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ ٱللَّهَ يُدۡخِلُ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَعَمِلُواْ ٱلصَّٰلِحَٰتِ جَنَّٰتٖ تَجۡرِي مِن تَحۡتِهَا ٱلۡأَنۡهَٰرُۖ وَٱلَّذِينَ كَفَرُواْ يَتَمَتَّعُونَ وَيَأۡكُلُونَ كَمَا تَأۡكُلُ ٱلۡأَنۡعَٰمُ وَٱلنَّارُ مَثۡوٗى لَّهُمۡ ١٢ ﴾ [محمد: 12]

**"at ang katumbas ng mga yaong hindi naniwala na nagpakasaya lamang dito sa daigdig at walang ginawa kundi kumain ay katulad sila ng mga hayop na wala silang anumang hangarin kundi kumain at magpakasaya, at ang Impiyernong-Apoy ang kanilang patutunguhan."**

Ngayon aking kapatid ano ang kasiyahan? Ang kasiyahan ay tunay na sa pamamagitan lamang ng takot sa Allah ﷻ at sa mabuting gawain. Tunay na ang pagkatakot sa Allah ﷻ ang dahilan ng tunay na kasiyahan, paggawa ng mga ipinag-uutos at pag-iwas sa lahat ng mga ipinagbabawal. Sila ang tatlong tao na may kasiyahan sa kanilang puso:

- Siya na kapag may pagsubok na dumating sa kanyang buhay, siya ay nagtitiis.
- Siya na kapag may ipinagkaloob na biyaya,siya ay nagpapasalamat ng agaran sa Allah ﷻ.

- Siya na kapag nakagawa ng kasalanan ay agarang humihingi ng kapatawaran sa Allah ﷻ.

Sila yaong mga nag-aangkin ng totoong kasiyahan kagaya ng sinabi ni Shiekh Muhammad Ibn Abdulwahhab kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na sinuman ang tao na kapag may pagsubok sa kanyang buhay ay nagtitiis sa tadhana na ito at hindi nagrereklamo o naglulumpasay o nag-aamok at alam niya na itong pagsubok na ito ay dahil narin sa kanyang nagawa. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَمَآ أَصَٰبَكُم مِّن مُّصِيبَةٖ فَبِمَا كَسَبَتۡ أَيۡدِيكُمۡ ﴾ [الشورى: 30]

**"At ang anumang nangyari sa inyo, O kayong mga tao, na sakuna sa inyong pananampalataya at sa inyong makamundong buhay ay dahil narin sa inyong nagawang mga kasalanan at kamalian."**

Nararapat na suriin ng bawat isa sa atin ang ating mga sarili para sa hinaharap o sa mga darating pang mga sandali ng ating buhay. Upang maging maayos din ang ating mga gawain at para narin ang mga pagsubok na darating sa atin ay magsilbing dahilan upang maging maayos at makapag-ingat tayo sa ating mga kilos at gawa salungat sa mga taong nagwawala o napapariwara at di matanggap ang mga pagsubok na ipinagkaloob sa kanila ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ مَآ أَصَابَ مِن مُّصِيبَةٍ إِلَّا بِإِذۡنِ ٱللَّهِۗ وَمَن يُؤۡمِنۢ بِٱللَّهِ يَهۡدِ قَلۡبَهُۥۚ وَٱللَّهُ بِكُلِّ شَيۡءٍ عَلِيمٞ ﴾ [التغابن: 11]

**"Anuman ang nangyaring sakuna sa sinuman ay hindi ito nangyari kundi sa kapahinutulutan ng Allah mula sa Kanyang pagpapasiya at pagtatakda. At sinumang naniwala sa Allah ay gagabayan ng Allah ang kanyang puso upang maging katanggap-tanggap sa kanya ang Kanyang kagustuhan at upang siya ay mapamahal sa anuman na Kanyang pinagpasiyahan."**

Sinabi ni Alqamah na isang pantas kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ : 'Siya na tinamaan ng matinding pagsubok at alam niya na ito ay mula sa Allah ﷻ at siya ay nalulugod at tinatanggap niya ng buong puso ang pagsubok na ito at nagiging panatag siya, dahil ang tadhana ng Allah ﷻ ay tunay na mangyayari kahit anong pag-iwas pa man ang gawin ng isang tao. Ngunit nararapat sa iyo ang umiwas sa mga dahilan na

makapagdudulot sa iyo sa mga problema, pasakit at dilubyo at ang gawaing mabuti ay nararapat na isagawa upang mapagtagumpayan ang mga ganitong uri ng pagsubok. Kapag may dumating na biyaya ay agarang magpasalamat dahil ang ibang tao ay binibiyayaan at pinagkakalooban ng Allah ﷻ dito sa mundo ng mga kayamanan mga anak, ngunit ito ay kanilang inaabuso, nagmamalabis at ginugugol nila sa mga hindi magandang bagay, kagaya ng ginawa ni Qarun sa kayamanang ipinagkaloob sa kanya ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ قَٰرُونَ كَانَ مِن قَوۡمِ مُوسَىٰ فَبَغَىٰ عَلَيۡهِمۡۖ وَءَاتَيۡنَٰهُ مِنَ ٱلۡكُنُوزِ مَآ إِنَّ مَفَاتِحَهُۥ لَتَنُوٓأُ بِٱلۡعُصۡبَةِ أُوْلِي ٱلۡقُوَّةِ إِذۡ قَالَ لَهُۥ قَوۡمُهُۥ لَا تَفۡرَحۡۖ إِنَّ ٱللَّهَ لَا يُحِبُّ ٱلۡفَرِحِينَ ٧٦ ﴾ [القصص: 76]

**"Katiyakan, si Qarun ay kabilang sa sambayanan ni Musâ na lumampas sa kanyang hangganan sa pamamagitan ng kanyang pagmamataas at pagmamalabis. At pinagkalooban Namin siya ng kayamanan na napakasagana, dahil sa ang mga susi nito ay mahihirapang buhatin ng maraming malalakas na mga kalalakihan. Alalahanin noong sinabi sa kanya ng kanyang sambayanan: Huwag kang labis na magpakasaya sa anumang tinataglay mong kayamanan, dahil walang pag-aalinlangang ang Allah ay hindi Niya minamahal ang mga mayayabang mula sa Kanyang mga nilikha na hindi tumatanaw na utang na loob sa anumang ipinagkaloob sa kanila."** Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱبۡتَغِ فِيمَآ ءَاتَىٰكَ ٱللَّهُ ٱلدَّارَ ٱلۡأٓخِرَةَۖ وَلَا تَنسَ نَصِيبَكَ مِنَ ٱلدُّنۡيَاۖ وَأَحۡسِن كَمَآ أَحۡسَنَ ٱللَّهُ إِلَيۡكَۖ وَلَا تَبۡغِ ٱلۡفَسَادَ فِي ٱلۡأَرۡضِۖ إِنَّ ٱللَّهَ لَا يُحِبُّ ٱلۡمُفۡسِدِينَ ٧٧ ﴾ [القصص: 76-77]

**"Kundi hangarin mo mula sa anumang ipinagkaloob ng Allah sa iyo na kayamanan ang gantimpala sa Muling Pagkabuhay, sa pagsagawa sa pamamagitan nito ng pagsunod sa Allah dito sa daigdig, at huwag mo rin namang kaligtaan ang iyong bahagi rito sa daigdig na pagpapakasaya sa pamamagitan ng kinita mo na legal na walang pagmamalabis, at maging mabuti ka sa mga tao sa pamamagitan ng pagbibigay ng kawanggawa na tulad ng pagiging mabuti sa iyo ng Allah sa pamamagitan ng pagkaloob sa iyo ng masaganang kayamanan, at huwag mong hangarin ang anumang**

**ipinagbabawal ng Allah sa iyo na pang-aapi sa iyong sambayanan. Katiyakan, hindi minamahal ng Allah ang gumagawa ng mga kapinsalaan."**

Sinabi pa ni Qarun na walang kinalaman ang Allah ﷻ sa kanyang kayamanan, siya daw ang nakalikum nito dahil sa kanyang tsaga at walang kinalaman ang Allah ﷻ. Sinabi ni Qarun na:

﴿ قَالَ إِنَّمَآ أُوتِيتُهُۥ عَلَىٰ عِلۡمٍ عِندِيٓۚ ٧٨ ﴾ [القصص: 78]

"**Itong aking kayaman ay nakamtan ko dahil sa aking kaalaman, kapangyarihan at kalakasan."**

Ano na lamang kaya ang magiging kaparusahan ng mga ganitong tao, nawa'y huwag pahintulutan ng Allah ﷻ na magaya tayo sa kanila. Nararapat lamang sa mga taong nabigyan ng kayamanan at biyaya na magpasalamat, at ito ay napapagtibay sa tatlong bagay:

**Una**, ang pagbabalita sa iba ng mga biyaya na nagmula sa Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَمَّا بِنِعۡمَةِ رَبِّكَ فَحَدِّثۡ ١١ ﴾ [الضحى: 11]

**"At ipahayag mo ang anumang ipinagkaloob sa iyo na Biyaya (pagka-Propeta at iba pang mga Biyaya), ng iyong Panginoon na Tagapaglikha."**

**Pangalawa,** ang pag-amin at paniniwala na ang biyaya ay mula sa Allah ﷻ lamang at pagpapasalamat sa Kanya at huwag akalain na ang biyaya na ito ay nakuha dahil sa lakas ng tao o kakayahan ng tao lamang.

**Pangatlo,** ang gugulin ang biyaya na ito para sa pagsunod sa Allah ﷻ at huwag gugulin sa mga bagay na walang kabuluhan lalo't higit sa pagsuway sa Allah ﷻ. Iwasan din ang paggugol nito sa mga bagay na makakasama sa mananampalatayang muslim halimbawa nito ang mga tindahan ng mga hindi kanais nais na bagay kagaya na lamang ng alak, bagay na ginagamit sa sugal, mga bahay aliwan, at kung anu ano pang mga uri ng kasuklam-suklam na bagay. Huwag gugulin ang kayaman sa mga ito dahil ito ay paglapastangan sa biyaya ng Allah ﷻ, huwag ding gamitin ang biyaya upang maglakbay sa mga lugar kung saan matatagpuan doon ang mga hindi kanais-nais na bagay dahil

nagdudulot ito ng pagkasira ng pamilya. Huwag sasabihin ng kahit sinuman sa atin na siya ay mayaman at malaya kung anuman ang gawin niya sa kanyang kayamanan.

Aking kapatid katotohanan na pagsubok sa iyo ng Allah ﷻ ang kayamanan at karangyaan. Pasalamatan mo ang Allah ﷻ at ibigay mo ang ubligadong kawang gawa na kaakibat ng iyong kayamanan. Huwag kang maging masaya sa iyong kayamanan kagaya ng pagiging masaya, mapag-aksaya at mapagmalabis ni Qarun sa kanyang kayamanan. Sa oras na makagawa tayo ng kasalanan agaran tayong humingi ng kapatawaran lalo na at ang kasalanan na ito ay kaakibat ng ating kayamanan, dahil walang tao ang hindi nagkakasala, salamat parin sa Allah ﷻ dahil ginawa niya na ang paghingi ng kapatawaran sa kasalanan (Istigfar) ay gamot sa mga pagkakasala.

Aking kapatid humingi ka ng kapatawaran mula sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng pagpapakatotoo at huwag sa pamamagitan ng pananalita lamang, magbalik loob ka aking kapatid at sikapin natin na makamit ang tatlong ito na kapag tayo ay may pagsubok tayo ay magtitiis, kapag may biyaya tayo ay magpasalamat at kapag tayo ay nakagawa ng kasalanan agaran tayong humingi ng kapatawaran dahil katotohanan aking kapatid makakamtan natin ang totoong kasiyahan dito sa mundo lalong lalo na sa kabilang buhay.

Hilingin natin sa Allah ﷻ ang totoong kasiyahan na ito mula sa mga dahilang pinapahintulutan at huwag nating hilingin ito sa pamamaraang ipinagbabawal dahil katotohanan hindi natin ito makakamtan. Maaring dumating sa iyo ang pera at kayaman dahil sa mga pinagbabawal na bagay o pamamaraan pero ito aking kapatid ay hindi totoong kayamanan na iyong mapapakinabangan, dahil ito ay matinding pagsubok at pagsusulit sa iyo. Dahil ang totoong biyaya ay mula sa pamamaraang (Halal) pinahihintulutan, mabuti at Dalisay ito ang tunay na biyaya at kayamanan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذْ تَأَذَّنَ رَبُّكُمْ لَئِن شَكَرْتُمْ لَأَزِيدَنَّكُمْ ۖ وَلَئِن كَفَرْتُمْ إِنَّ عَذَابِي لَشَدِيدٌ ۝٧ ﴾ [إبراهيم: 7]

**"At sinabi sa kanila ni Musa: At alalahanin ninyo noong ipinahayag ng Allah na inyong Panginoon na Tagapaglikha nang may tiyak na pagkakapahayag: kapag kayo ay nagpasalamat sa Kanyang mga Biyaya ay katiyakan na daragdagan pa Niya ito sa inyo**

**mula sa Kanyang Kagandahang-Loob, subalit kapag kayo ay tumanggi at binalewala ninyo ang Biyaya ng Allah ay katiyakan ding parurusahan Niya kayo ng masidhing kaparusahan.”**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفعنا بما فيه من البيان والذكر الحكيم، أقول قولي هذا واستغفر الله لي ولكم ولي جميع المسلمين من كل ذنب فاستغفروه إنهُ هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضله وإحسانه، وأشكرهُ على توفيقهِ وامتنانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له تعظيما لشأنه، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله صلى الله عليه وعلى آله وأصحابهِ وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Marami sa atin ang biniyayaan ng Allah ﷻ mula sa mga kayamanan, anak at mga antas ng pinag-aralan at kasawian sa sinumang lumapastangan sa mga biyaya ng Allah ﷻ na ito. Nabasa na ba ninyo ang kwento ng (Saba’) kung saan biniyayaan sila ng Allah ﷻ ng bansa na maunlad na dito matatagpuan ang iba’t ibang uri ng prutas at ginawan sila ng daanan na matiwasay, payapa na papunta sa mga karatig bansa (Sham). Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَجَعَلْنَا بَيْنَهُمْ وَبَيْنَ ٱلْقُرَى ٱلَّتِي بَٰرَكْنَا فِيهَا قُرًى ظَٰهِرَةً وَقَدَّرْنَا فِيهَا ٱلسَّيْرَ ۖ سِيرُوا۟ فِيهَا لَيَالِيَ وَأَيَّامًا ءَامِنِينَ ﴿١٨﴾ ﴾

[سبأ: 18]

**“At gumawa Kami sa pagitan ng mga taga (Saba`) na ito ay sa (Yemen)at mga bayan na Aming biniyayaan (na ito ay Sham) ng mga siyudad na magkakadikit-dikit na nakikita ng isa't isa, at ginawa Namin ang paglalakbay doon nang madali mula sa tahanan tungo sa isang tahanan nang walang kahirapan, at sinabi Namin sa kanila: Maglakbay kayo sa mga bayan na ito sa anumang oras na inyong nais, sa gabi man o sa araw, na kayo ay mapayapa na walang anumang kalaban na kinatatakutan at walang anumang gutom o pagkauhaw.”**

Payapa silang dumadaan sa mga daanan na ito at maaari silang magpahinga sa mga lugar at tabing daanan, ngunit sila ay nagmalabis at nilapastangan nila ang biyaya ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَقَالُواْ رَبَّنَا بَٰعِدۡ بَيۡنَ أَسۡفَارِنَا وَظَلَمُوٓاْ أَنفُسَهُمۡ فَجَعَلۡنَٰهُمۡ أَحَادِيثَ وَمَزَّقۡنَٰهُمۡ كُلَّ مُمَزَّقٍۚ إِنَّ فِي ذَٰلِكَ لَأٓيَٰتٖ لِّكُلِّ صَبَّارٖ شَكُورٖ ١٩ ﴾ [سبأ: 19]

**"Pero dahil sa kanilang sukdulang kasamaan ay pinagsawaan nila ang tahimik, mapayapa at marangyang pamumuhay, at kanilang sinabi: O aming Panginoon na Tagapaglikha! Igawa Mo kami ng mga bayan na magkakalayo; upang mapalayo ang aming mga paglalakbay sa pagitan nito, na wala kaming matatagpuan na bayan sa aming pagdaraanan, at inapi nila ang kanilang mga sarili dahil sa kanilang di-paniniwala, na kung kaya, winasak Namin sila, at ginawa Namin sila na mga aral at mga kuwento sa sinumang darating pagkatapos nila, at pinagwatak-watak Namin sila at nasira ang kanilang bayan, katiyakan, sa nangyari sa bayan ng (Saba`)ay katotohanang aral sa sinumang nagtitiis sa mga kahirapan, na nagpapasalamat sa mga Biyaya ng Allah."**

Nagmalabis at naghangad pa sila ng subra-subra at nilapastangan ang biyaya ng Allah ﷻ. Dahil sa kanilang hinahangad, tinamaan sila ng matinding pagsubok at pinadala sa kanila ng Allah ﷻ ang malaking baha at lumubog ang kanilang mga bansa pati na ang kanilang mga taniman at nagkawatak- watak ang kanilang mga lugar. Itong mga ito ngayon ang tinatawag na (Iraq, Syria, Jordan, Saudi Arabia atbp) nagkawatak-watak sila dahil nilapastangan nila ang biyaya na ito ng Allah ﷻ. Ang mga taga Makkah biniyayaan sila ng Allah ﷻ ng (Ka'bah) kung saan dito matatagpuan ang kapayapaan at kapanatagan at pinagkaloob sa kanila ang iba't ibang uri ng mga biyaya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَضَرَبَ ٱللَّهُ مَثَلٗا قَرۡيَةٗ كَانَتۡ ءَامِنَةٗ مُّطۡمَئِنَّةٗ يَأۡتِيهَا رِزۡقُهَا رَغَدٗا مِّن كُلِّ مَكَانٖ فَكَفَرَتۡ بِأَنۡعُمِ ٱللَّهِ فَأَذَٰقَهَا ٱللَّهُ لِبَاسَ ٱلۡجُوعِ وَٱلۡخَوۡفِ بِمَا كَانُواْ يَصۡنَعُونَ ١١٢ ﴾ [النحل: 112]

**"At nagbigay ang Allah ng halimbawa ng isang bayan (Makkah) na mapayapa sa anumang panghihimasok ng iba o pakikipaglaban, at kapanatagan sa pamumuhay na dumarating sa kanila ang masaganang pamumuhay na napakadali mula sa iba't ibang dako, subalit hindi pinahalagahan ng mga tagaroon ang mga biyaya ng Allah sa kanila, sa halip sila ay sumamba ng iba at hindi sila tumanaw ng utang na loob sa Allah, kaya**

**sila ay pinarusahan ng Allah ng taggutom at takot mula sa mga sundalo na ipinadala ng Sugo ng Allah at ng kanyang mga tagasunod, na tinakot sila; dahil sa kanilang paglabag at maling gawain."**

Walang nakaligtas maliban na lamang yaong mga naniwala kay Muhammad ﷺ, noong dumating sa kanila ang Sugo ﷺ ito ang kumpletong biyaya mula sa Allah ﷻ ngunit hindi sila nagpasalamat sa Allah ﷻ at nilapastangan nila ang mga biyaya na ito. Binigyan sila ng pagsubok sa pamamagitan ng pagkagutom at takot sa kanilang mga puso at ipinadala sa kanila si Propeta Muhammad ﷺ upang sakupin ang kanilang lugar. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَقَدۡ جَآءَهُمۡ رَسُولٞ مِّنۡهُمۡ فَكَذَّبُوهُ فَأَخَذَهُمُ ٱلۡعَذَابُ وَهُمۡ ظَٰلِمُونَ ١١٣ ﴾ [النحل: 113]

**"At katotohanan na ipinadala ng Allah sa Makkah ang Sugo na mula sa kanila na ito ay si Propeta Muhammad na kilala nila ang kanyang angkan, ang kanyang pagiging matapat at ang kanyang pagiging mapagkakatiwalaan, subalit tinanggihan nila ang dala-dalang niyang mensahe at hindi nila pinaniwalaan, na kung kaya, pinarusahan sila ng Allah ng paghihikahos, taggutom at takot; at napatay ang kanilang mga pinuno sa Labanan sa (Badr) habang hinahamak nila ang kanilang mga sarili sa pamamagitan ng pagsamba ng iba bukod sa Allah at pagharang sa Kanyang Daan."**

Nararapat lamang na pasalamatan natin ang Allah sa lahat ng biyaya na ating nakakamit maging ito man ay sa pamamagitan ng kapanatagan, pangkabuhayan, pangkalusugan at kahit ano pa man. Mayroon ding mga tao na umuupo sa kanilang mga upuan at nagkukwentuhan ng mga kwento na nagsasanhi ng paglapastangan sa mga biyayang ito, naghahangad na mawala ang biyaya at naghahangad ng subra-subra hanggang sa humiling sila ng mga kayamanan na nasa mga taong palasuway at mga hindi naniniwala sa Allah ﷻ na nagdudulot ng pakakawatak-watak ng pamilya, kumunidad at pagkakapatiran. Iwasan natin itong mga ito, aking kapatid sa pananampalatayang Islam, pangalagaan natin ang biyaya ng Allah ﷻ sa atin at kamuhian natin ang mga nakakasama

sa ating kapaligiran at huwag natin hayaan na masira ng mga hindi mananampalataya ang biyaya na ipinagkaloob sa atin ng Allah ﷻ.






**43- Mga Kadahilanan Upang Makamit Ang Gabay Ng Allah**

**الخطبة الأولى:**

Mga alipin ng Allah, tunay na makakamit ng isang alipin ang kaligayahan sa mundong ito at kabilang buhay kapag nasa kanya ang gabay, pagmamahal at kagandahang loob ng Allah-ﷻ- , at ganon din kung ibilang siya sa mga taong pinarangalan at tinaas ng Allah ang kanilang mga antas.At ang pinakadakilang gabay, kagandahang loob at pagtaas ng antas sa isang alipin ay ang mapatnubayan siya tungo sa pag-gawa ng ibat-ibang uri ng pagsamba, at mapatnubayan siya sa gawaing pagsunod at ganon din ang mapatnubayan siya sa mga gawaing kamahal-mahal sa Allah, at ipakita sa kanya ang mga bagay na walang maidulot na pakinabang ng sa ganon ay malayuan niya ito, at ang ilayo siya mula sa anumang kapahamakan at kasawian sa mga daan ng kaligawan, sinabi ng ating Panginoon (Allah) :

﴿ مَن يَهۡدِ ٱللَّهُ فَهُوَ ٱلۡمُهۡتَدِيۖ وَمَن يُضۡلِلۡ فَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡخَٰسِرُونَ ١٧٨ ﴾ [الأعراف: 178]

**"Sinuman ang gagabayan ng Allah sa paniniwala at pagsunod sa Kanya,siya samakatuwid ang napatnubayan, at sinuman ang kanyang pabayaan at hindi gagabayan ay siya kung gayon ang magiging talunan at hamak" Qur'an Al-a'raf :178**

**At ang biyayaan siya ng kalinisan ng kanyang puso at pagkatao,ng sa ganon ay makamit niya ang tagumpay sinabi ng Allah-ﷻ- :**

﴿ قَدۡ أَفۡلَحَ مَن زَكَّىٰهَا ٩ ﴾ [الشمس: 9]

**"katiyakan,nagtagumpay ang sinuman ang nilinis niya ang kanyang pagkatao at pinalago niya sa kabutihan"**

Ang pagkakaroon ng gabay ay siyang pinakamataas na kabutihang marating ng isang alipin para sa kanyang sarili, sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ مَّنِ ٱهۡتَدَىٰ فَإِنَّمَا يَهۡتَدِي لِنَفۡسِهِۦۖ وَمَن ضَلَّ فَإِنَّمَا يَضِلُّ عَلَيۡهَاۚ ﴾ [الإسراء: 15]

**"Sinuman ang ginabayan na sinunod niya ang daan ng katotohanan ay walang pag-aalinlangan, na para rin lamang sa kanya ang kapakinabangan nito, at sinuman ang**

**lumabag at sinunod ang daan ng kamalian ay walang pag-aalinlangang ang kanyang pagkaligaw ay para rin lamang sa kanyang sariling pagkatao"**

At ang tunay na gabay na hinihingi ng isang alipin mula sa Allah-ﷻ-: ay ang mapasakanya ang tulong ng Allah-ﷻ-at papadaliin para sa kanya ang mga kabutihan,at ang patnubayan siya sa lahat ng makakatulong upang magawa niya ang mga kabutihan .

At ang nakakasira ng gabay o pumipigil dito ay ang kaligawan,tunay na nasa kapahamakan at kalugian ang tao na binawal sa kanya ang landas ng patnubay at nilayo sa kanya ang gabay,at binawal sa kanya ang pagtahak sa tuwid na landas.Alamin natin na ang gabay ng Allah ay wala sa lahat ng tao,kundi ito ay nakakamit lamang ng iilan sa mga karapat-dapat na biniyayaan nito ng Allah-ﷻ-at ang sinumang hindi karapat-dapat ay hinding-hindi niya makukuha ang gabay ng Allah,at hindi niya makuha ang lugod ng Allah kahit paman ay gugulin niya ang lahat ng yaman meron sa lupa,at tunay na alam ng Allah kung sino ang karapat-dapat na gabayan at hindi.At ang buong puso ng mga tao ay nasa kamay ng Allah at Siya ang nakakaalam kung alin dito ang nababagay na paglagyan ng gabay (hidaya), at alin man dito ang malapit sa pagsunod sa kanya,at sinumang hindi nagabayan ng Allah ay wala ng gagabay pa sa kanya at wala ring makakatulong na kahit sino paman, sinabi ng Allah-ﷻ-:

﴿ إِنَّكَ لَا تَهْدِي مَنْ أَحْبَبْتَ وَلَٰكِنَّ ٱللَّهَ يَهْدِي مَن يَشَآءُ ۚ وَهُوَ أَعْلَمُ بِٱلْمُهْتَدِينَ ﴾ [القصص: 56]

**"Katiyakan,ikaw ,o Muhammad ﷺay hindi mo kayang gabayan ang sinumang nais mong gabayan,kundi ang pag-gagabay ay nasa Allah lamang na ginagabayan Niya ang sinuman na kanyang nais tungo sa paniniwala at nagpapatnubay Siya para rito,at Siya ay A'leem-Ganap na nakaaalam sa sinumang karapat-dapat na gabayan kaya ito ay kanyang ginabayan"**

﴿ مَن يَهْدِ ٱللَّهُ فَهُوَ ٱلْمُهْتَدِ ۖ وَمَن يُضْلِلْ فَلَن تَجِدَ لَهُۥ وَلِيًّا ﴾ [الكهف: 17]

**"Sinuman ang ginabayan ng Allah tungo sa patnubay ay siya ang tunay na napatnubayan tungo sa katotohanan,subalit sinuman ang hindi ginabayan ng ganito,kailanman ay hindi na siya makatatagpo ng makatutulong na gagabay sa kanya para sa katotohanan"**

O kayong mga mananampalataya: tunay na ang daan tungo sa patnubay ay mapapasaisang tao kapag ito ay pinadali sa kanya ng Allah , at ginabayan Siya upang makamit ng may katapatan at pag-aasam nito mula sa Allah,at paghahangad nito, at kasabay nito ay ang pagsabuhay ng mga kadahilanan upang makuha ang gabay at patnubay ng Allah, at kasama din dito ang paglayo o pag-iwan ng mga kadahilanang humahadlang upang makamit ang tagumpay, at ang ilan sa mga kadahilanan upang makuha ang gabay tungo sa katotohanan ay ang mga sumusunod:

1. Patotohanan ang paniniwala sa Allah-ﷻ- at pagiging pananatili nito sa puso, at marapat na maramdaman ng tao ang kanyang matinding pangangailangan sa pagpapala ng Allah-ﷻ- sa kanya, at gawing pinakadakila ang Allah sa puso niya, sinabi ng Allah sa qur'an:

﴿ وَمَن يُؤْمِنۢ بِٱللَّهِ يَهْدِ قَلْبَهُۥ ۚ وَٱللَّهُ بِكُلِّ شَىْءٍ عَلِيمٌ ﴿١١﴾ ﴾ [التغابن: 11]

**"At sinumang naniwala sa Allah ay gagabayan ng Allah ang kanyang puso upang maging katanggap-tanggap sa kanya ang Kanyang kagustuhan at upang siya ay mapamahal sa anuman na Kanyang pinagpasiyahan,at ang Allah ay Aleem-Ganap na nakaaalam sa lahat ng bagay"**

﴿ ٱلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ وَلَمْ يَلْبِسُوٓا۟ إِيمَٰنَهُم بِظُلْمٍ أُو۟لَٰٓئِكَ لَهُمُ ٱلْأَمْنُ وَهُم مُّهْتَدُونَ ﴿٨٢﴾ ﴾ [الأنعام: 82]

**"Ang mga yaong naniwala sa Allah at sumunod sa Kanyang Sugo,na hindi nila hinaluan ang kanilang paniniwala ng shirk o pagtatambal, ang para sa kanila ay kapanatagan at kapayapaan, at sila ang ginabayan tungo sa matuwid na landas"**

2. Ang hanapin at saliksikin ang katotohanan, at magsusumikap upang mahanap ito, bilang pagpapakita ng tao ng kanyang katapatan at paghahangad ng kung anong mayroon sa kanyang Panginoon, at ito ay dahilan upang makamit niya ang anumang hinahangad niya na kabutihan , sinabi ng Allah-ﷻ-:

﴿ وَٱلَّذِينَ جَٰهَدُوا۟ فِينَا لَنَهْدِيَنَّهُمْ سُبُلَنَا ۚ وَإِنَّ ٱللَّهَ لَمَعَ ٱلْمُحْسِنِينَ ﴿٦٩﴾ ﴾ [العنكبوت: 69]

**"Para sa mga yaong naniwala sa Allah na nagpunyagi sa pakikipaglaban sa kumakalaban sa Allah,walang pag-aalinlangang gagabayan sila ng Allah sa daan ng kabutihan,at katotohan ang Allah ay kasama ng sinumang mabuti"**

3. Pagsunod sa Allah at sa kanyang sugo, at pagtugon sa anumang pinag-uutos ng Allah at ng Kanyang sugo, bilang pagpapakita ng katapatan na nais makuha ang gabay at patnubay mula sa Allah at paghahangad ng anumang mayroon sa Allah-ﷻ-sinabi ng Allah-ﷻ-:

﴿ وَإِن تُطِيعُوهُ تَهْتَدُواْۚ وَمَا عَلَى ٱلرَّسُولِ إِلَّا ٱلْبَلَٰغُ ٱلْمُبِينُ ﴿٥٤﴾ ﴾ [النور: 54]

**"At kapag kayo ay sumunod sa kanya ay gagabayan kayo sa katotohanan,at ang tungkulin lamang ng sugo ay ang malinaw na pagpaparating ng mensahe ng kanyang Rabb"**

﴿ وَلَوْ أَنَّهُمْ فَعَلُواْ مَا يُوعَظُونَ بِهِۦ لَكَانَ خَيْرًا لَّهُمْ وَأَشَدَّ تَثْبِيتًا ﴿٦٦﴾ وَإِذًا لَّأٓتَيْنَٰهُم مِّن لَّدُنَّآ أَجْرًا عَظِيمًا ﴿٦٧﴾ وَلَهَدَيْنَٰهُمْ صِرَٰطًا مُّسْتَقِيمًا ﴿٦٨﴾ ﴾ [النساء: 66-68]

**"Subalit kung sinunod lamang nila ang anumang ipinayo sa kanila,tiyak na magdudulot ng kapakinabangan para sa kanila,at magpapatibay ng kanilang pananampalataya, at pagkalooban Namin sila ng dakilang gantimpala mula sa Amin at gagabayan Namin sila at papatnubayan patungo sa matuwid na landas "**

4. Paghingi ng tulong at proteksyon sa Allah-ﷻ-,at pagsandal sa kanya,at lubusang pagtiwala sa Kanya, at pag-asa sa kagandahang loob Niya upang makamit ang gabay at patnubay, at paghangad ng kabutihan na maaring ipagkaloob ng Allah sa sinumang nagtitiwala sa Kanya, at marapat na maramdaman na walang gabay at patnubay maliban na manggagaling lamang sa Kanya at kagandahang loob Niya, at hindi ito mapapadali liban sa kapahintulutan Niya, at ang mga ito ay kadahilanan ng patnubay ng Allah sa kanyang alipin, at pag-gagabay Niya tungo sa anumang ikabubuti dito sa mundo at kabilang buhay, sinabi ng Allah:

﴿ وَمَن يَعْتَصِم بِٱللَّهِ فَقَدْ هُدِىَ إِلَىٰ صِرَٰطٍ مُّسْتَقِيمٍ ﴿١٠١﴾ ﴾ [آل عمران: 101]

**"At sinumang magtitiwala sa Allah at ipamumuhay ang katuruan ng Qur'an at sunnah ay nasa kanya ang gabay sa malinaw na daan at matuwid na landas"**

5. Pagsandal at paghingi ng tulong sa Allah sa pamamagitan ng dua',at ito ay kabilang sa mga dakilang kadahilanan,kahit paman hindi ito ang pinakamahalaga, nang dahil dito ay binabasa mo sa bawat rakaa ng salah ang suwra alfatiha: Sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ ٱهۡدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلۡمُسۡتَقِيمَ ٦ صِرَٰطَ ٱلَّذِينَ أَنۡعَمۡتَ عَلَيۡهِمۡ ﴾ [الفاتحة: 6-7]

**"gabayan po Ninyo kami patungo sa tuwid na landas daan ng mga pinagkalooban Ninyo ng biyaya mula sa mga Propeta, mga matatapat,mga nangamatay na shaheed (nakipaglaban alang-alang sa Allah),at mga mabubuting tao"**

At nabanggit sa hadith kudsiy, na katotohanan ang Propeta ﷺ ay nagsabi, mula sa kanyang Rabb-ﷻ- na katotohanan Siya ay nagsabi:

(يا عبادي كلكم ضال إلا من هديته فاستهدوني أهدكم) (مسلم )

**"O Aking mga alipin, lahat kayo ay mga nangaligaw maliban sa silang mga ginabayan ko, kaya hingiin ninyo Saakin ang gabay at gagabayan Ko kayo"** Muslim

(وعن ابن مسعود –رضي الله عنه– أن النبي –صلى الله عليه وسلم– كان يدعو: "اللهم إني أسألك الهدى والتقى والعفاف والغنى") (مسلم )

Mula kay Ibnu Mas'ud ﵁ katotohanan ang Propeta-ﷺ- ay nananalangin ng: **"Allahumma inni as-alukal huda ( O! Allah ako po ay humihingi sa Inyo ng gabay at patnubayan po Ninyo ako) ……"** Muslim

(وروي عن الحسن –رضي الله عنه– أنه قال: علمني رسول الله –صلى الله عليه وسلم– كلمات أقولهن في قنوت الوتر: " اللهم اهدني فيمن هديت")(أحمد )

At naiulat mula kay Al-hasan ﵁ katotohanan siya ay nagsabi: "tinuruan ako ng Sugo ng Allah-ﷺ- ng mga salita na siyang gagamitin ko sa aking panalangin sa witr **"allahummah diniy fiman hadayt (O! Allah gabayan po Ninyo ako at ibilang po Ninyo ako sa mga napatnubayan Ninyo)"** Ahmad

6. Pagbabasa ng Qur'an at mamuhay kasama nito, at pagiging abala sa pagbabasa nito, at ang unahin ito bago pa ang ibang bagay, kabilang sa mga dakilang kadahilanan ng patnubay, at gabay tungo sa masayang buhay dito sa mundo at kabilang buhay, sinabi ng Allah -ﷻ-:

﴿ إِنَّ هَٰذَا ٱلْقُرْءَانَ يَهْدِى لِلَّتِى هِىَ أَقْوَمُ ﴾ [الإسراء: 9]

**"Katiyakan, ang Dakilang Qur'an na ito ay ibinaba upang mapatnubayan ang tao tungo sa pinakamabuting kaparaanan"**

At sinabi din ng Allah -ﷻ-:

وقال سبحانه: ﴿ قُلْ هُوَ لِلَّذِينَ ءَامَنُوا۟ هُدًى وَشِفَآءٌ ﴾ [فصلت: 44]

**"Sabihin mo sa kanila,O Muhammad-ﷺ-:Ang dakilang qur'an na ito ay para sa mga yaong naniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo bilang gabay mula sa pagkaligaw at gamot sa anumang nilalaman ng mga dibdib na mga pag-aalinlangan at mga sakit "**

7. Pagbabalik tanaw sa mga kasaysayan at talambuhay ng mga naunang Propeta at mga mabubuting tao,tunay na ang Allah ay nagsabi sa kanyang Propeta -ﷺ- :

﴿ وَكُلًّا نَّقُصُّ عَلَيْكَ مِنْ أَنۢبَآءِ ٱلرُّسُلِ مَا نُثَبِّتُ بِهِۦ فُؤَادَكَ ﴾ [هود: 120]

**"At ang lahat ng Aming isinalaysay sa iyo,O Propeta, na mga kwento mula sa mga nangyari sa mga Sugo na nauna sa iyo at sa lahat ng kakailanganin mo na magpapatatag ng iyong kalooban…"**

Kaya naman, ang kaalaman o pag-aaral patungkol sa buhay ng mga mabubuting tao na nauna satin,at anumang pagsubok na dinanas nila sa buhay,at mga pagbabago sa buhay nila, at ganon din kung paano sila niligtas at pinagtanggol ng Allah mula sa mga kumalaban at naging kaaway nila, lahat ng ito ay nagsisilbing ilaw na siyang pagmumulan ng liwanag na mapakinabangan ng tao sa kanyang tinatahak tungo sa kabutihan,sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ لَقَدْ كَانَ فِى قَصَصِهِمْ عِبْرَةٌ لِّأُو۟لِى ٱلْأَلْبَٰبِ ﴾ [يوسف: 111]

**"Walang pag-aalinlangan, sa mga kwento ng mga Sugo na Aming ikinuwento sa iyo, O Muhammad-ﷺ- at sa anumang kaparusahan sa mga tumanggi ay bilang aral sa sinumang matitino ang kanilang mga kaisipan"**

بارك الله لي ولكم بالقرآن العظيم ونفعني وإياكم بما فيه من الآيات والذكر الحكيم، وجعلني وإياكم به من العاملين

أقول قولي هذا وأستغفر الله لي ولكم، من كل ذنب، فاستغفروه إنه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد:

Mga alipin ng Allah-ﷻ-: Kung mayroong mga kadahilanan upang mapatotohanan ang gabay mula sa Allah at makamit ito ng isang alipin, ay ganoon din, mayroong mga pumipigil dito na magiging dahilan upang hindi makamit ng isang tao ang gabay tungo sa kabutihan,at patnubay tungo sa paggawa ng mga pagsunod sa Rabb, at nagiging hadlang sa kaligayahan ng tao dito sa mundo at kabilang buhay,at ang ilan sa mga kadahilanang ito ay ang mga sumusunod :

- Pagsunod sa sariling kagustuhan at pagnanasa,dahil ito ay humaharang at nililihis niya ang tao mula sa landas ng patnubay,sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ أَفَرَءَيْتَ مَنِ ٱتَّخَذَ إِلَٰهَهُۥ هَوَىٰهُ وَأَضَلَّهُ ٱللَّهُ عَلَىٰ عِلْمٍ وَخَتَمَ عَلَىٰ سَمْعِهِۦ وَقَلْبِهِۦ وَجَعَلَ عَلَىٰ بَصَرِهِۦ غِشَٰوَةً فَمَن يَهْدِيهِ مِنۢ بَعْدِ ٱللَّهِ ۚ أَفَلَا تَذَكَّرُونَ ﴿٢٣﴾ ﴾

[الجاثية: 23]

**"Nakikita mo ba, O Muhammad -ﷺ- siya na itinuring niya ang kanyang pagnanasa (kagustuhan) bilang kanyang diyos na sinasamba,at iniligaw siya ng Allah pagkatapos makarating sa kanya ang kaalaman at maitatag ang katibayan laban sa kanya,na hindi niya pinakikinggan ang mga pagpapayo ng Allah at hindi niya ito itinuring na aral,at isinara ang kanyang puso,na kung kaya, wala na siyang maintindihan; at naglagay ng harang sa kanyang mata,na kung kaya hindi na niya nakikita ang mga palatandaan ng Allah? At sino pa ba ang makagagabay sa kanya sa katotohanan at patnubay pagkatapos siyang iligaw ng Allah? Hindi ba kayo nakaaalaala "**

- Pagmamalaki at pagmamataas, ito ay binubulag niya ang tao at nililihis niya sa kabutihan at katotohanan, sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ سَأَصْرِفُ عَنْ ءَايَٰتِيَ ٱلَّذِينَ يَتَكَبَّرُونَ فِي ٱلْأَرْضِ بِغَيْرِ ٱلْحَقِّ وَإِن يَرَوْاْ كُلَّ ءَايَةٍ لَّا يُؤْمِنُواْ بِهَا وَإِن يَرَوْاْ سَبِيلَ ٱلرُّشْدِ لَا يَتَّخِذُوهُ سَبِيلًا وَإِن يَرَوْاْ سَبِيلَ ٱلْغَيِّ يَتَّخِذُوهُ سَبِيلًاۚ ﴾ [الأعراف: 146]

**"Ilalayo Ko sa pagkakaunawa ng mga palatandaan,mga katibayan,na nagpapatunay sa Aking kadakilaan; at sa Aking batas at alituntunin, ang mga puso ng mapagmataas sa pagsunod sa Akin,at mapagmataas sa sangkatauhan nang wala silang karapatan, na kung kaya, hindi na sila susunod pa sa kaninumang propeta at hindi na nila ito pakikinggan dahil sa kanilang pagmamataas, at kahit na makita nila ang lahat ng palatandaan ay hindi pa rin nila ito pinaniniwalaan,dahil sa kanilang pagtalikod at pagbabalewala sa Allah at sa Kanyang Sugo, at kahit na makita pa nila ang daan ng kabutihan ay hindi nila ito susundin,subalit kapag nakita nila ang daan ng pagkaligaw, ito ang kanilang susundin at ituturing na tunay na relihiyon o landas ng patnubay"**

At sinabi pa ng Allah -ﷻ-:

﴿ يَعْرِفُونَهُۥ كَمَا يَعْرِفُونَ أَبْنَآءَهُمْۖ وَإِنَّ فَرِيقًا مِّنْهُمْ لَيَكْتُمُونَ ٱلْحَقَّ وَهُمْ يَعْلَمُونَ ١٤٦ ﴾ [البقرة: 146]

**"Ang mga Paham (o iskolar) ng mga hudyo at mga Paham ng mga Kristyano ay kilala si Propeta Muhammad -ﷺ- ayon sa mga katangian niyang nabanggit sa kanilang mga aklat, na tulad ng pagkakakilala nila sa kanilang mga sariling anak.At katiyakan, ang isang grupo sa kanila ay itinago ang katotohanan,kahit na alam pa nila ang katibayan at katunayan ng kanyang mga katangian"**

- Pagiging hindi karapat-dapat sa gabay ng Allah, sa kadahilanang nawala sa tao ang paghahangad at pagsusumikap sa kabutihan, at kawalan ng layuning makuha ang mga malalaking gantimpala na hinanda ng Allah para sa mga mananampalataya, at ito ay patunay na ang patnubay ay nangangailangan ng pagsusumikap at layuning makuha ito, kasabay ng paghahangad sa anumang mayroon sa Allah, at kailangan ding paramihin at pagsumikapang gawin ang kadahilanang nabanggit sa itaas kanina.Sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ وَلَوْ عَلِمَ ٱللَّهُ فِيهِمْ خَيْرًا لَّأَسْمَعَهُمْ ۖ وَلَوْ أَسْمَعَهُمْ لَتَوَلَّوا۟ وَّهُم مُّعْرِضُونَ ﴿٢٣﴾ ﴾ [الأنفال: 23]

**"At batid ng Allah na kung may kabutihan sa mga yaon ay ipaparinig Niya sa kanila ang mga payo ng Dakilang Qur'an at mga aral nito hanggang sa maintindihan nila ang mga katibayan at mga palatandaan ng Allah, subalit ang Allah ay Batid Niya na walang kabutihan na maaasahan sa kanila,at sila sa katotohanan ay hindi na maniniwala pa, at kahit na iparinig pa sa kanila kung sakali man ay sadyang tatalikuran parin nila ang paniniwala bilang pagmamatigas pagkatapos nila itong maintindihan"**

- Kawalan ng pagsunod at pagtalima sa mga kautusan ng Allah-ﷻ-at hindi pagtugon sa mga kautusan at panawagan Niya,sinabi ng Allah-ﷻ- :

﴿ وَلَوْ أَنَّهُمْ فَعَلُوا۟ مَا يُوعَظُونَ بِهِۦ لَكَانَ خَيْرًا لَّهُمْ وَأَشَدَّ تَثْبِيتًا ﴿٦٦﴾ وَإِذًا لَّءَاتَيْنَٰهُم مِّن لَّدُنَّآ أَجْرًا عَظِيمًا ﴿٦٧﴾ وَلَهَدَيْنَٰهُمْ صِرَٰطًا مُّسْتَقِيمًا ﴿٦٨﴾ ﴾ [النساء: 66-68]

**"Subalit kung sinunod lamang nila ang anumang ipinayo sa kanila,tiyak na magdudulot ng kapakinabangan para sa kanila,at magpapatibay ng kanilang pananampalataya,*at pagkalooban Namin sila ng dakilang gantimpala mula sa Amin*at gagabayan Namin sila at papatnubayan patungo sa matuwid na landas "** Sinabi ni Ibnu Jarir-kaawaan nawa siya ng Allah-: *"ang kahulugan ng sinabi ng Allah-ﷻ:at gagabayan Namin sila: katiyakang, Amin silang papatnubayan patungo sa matuwid na landas"*

- Masamang impluwensya na dulot ng pakikisalamuha sa mga masasama,at ito ay nagtutulak sa tao upang lumayo sa kabutihan, at hinihikayat nito ang tao na lumayo sa landas ng patnubay at gabay ng Allah.

At sinalaysay ni Al-bukhari: "Noong malapit ng bawian ng buhay si Abu Talib –tito ni Propeta Muhammad-ﷺ- ay pinuntahan siya ng Propeta -ﷺ- at nakita niya na nandoon din sa tabi ni Abu Talib sina: Abu Jahl Ibn Hisham at Abdullah Ibn Abi Umayyah Ibn Al-mugirah, at sinabi ng Sugo-ﷺ- sa kanyang tiyuhin:

(يا عم قل لا إله إلا الله كلمة أشهد لك بها عند الله)

**"O aking tiyuhin ! sabihin mo ang lailaha illallah, isang salita na sa pamamagitan nito ay sasaksi ako para saiyo sa kabilang buhay"**

Ngunit sinabi din ni Abu Jahl at kasama niya: O Abu Talib! iiwanan mo ba ang relihiyon ni Abdul Muttalib –nang may paninisi at kinukunsensya-?, at nanatili ang Sugo-ﷺ- na ipinabibigkas ang katagang lailaha illallah ng paulit-ulit subalit si Abu Jahl din at ang kasama niya ay inuulit-ulit din ang sinasabi nila kay Abu Talib,hanggang sa namatay si Abu Talib at ang huling binigkas ay ang pananatili sa relihiyon ni Abdul Muttalib"

Mga kapatid sa Islam, Katotohanan na Siyang may hawak at nagmamay-ari ng gabay, ay karapat-dapat din Siyang sundin sa Kanyang mga pinag-uutos at layuan ang Kanyang mga ipinagbabawal, samantala, ang mga tinatawagan at nilalapitan ng mga tao ngayon bilang pagtatambal sa Allah ang mga ito ay hindi makagagawa ng anumang bagay, nang dahil dito ay isang kahibangan ang bigyan sila ng mataas na pagrespeto at hingian ng mga pangangailangan o kaya humingi ng tulong upang pigilan ang isang masama o kapahamakan , sinabi ng Allah -ﷻ-:

﴿ قُلۡ هَلۡ مِن شُرَكَآئِكُم مَّن يَهۡدِيٓ إِلَى ٱلۡحَقِّۚ قُلِ ٱللَّهُ يَهۡدِي لِلۡحَقِّۗ أَفَمَن يَهۡدِيٓ إِلَى ٱلۡحَقِّ أَحَقُّ أَن يُتَّبَعَ أَمَّن لَّا يَهِدِّيٓ إِلَّآ أَن يُهۡدَىٰۖ فَمَا لَكُمۡ كَيۡفَ تَحۡكُمُونَ ٣٥ ﴾ [يونس: 35]

**"Sabihin mo sa kanila na mga mushrikin, O Muhammad-ﷺ-mayroon ba sa inyong mga itinatambal sa pagsamba sa Allah na makagagabay sa tuwid na landas?katotohanang ito ay hindi nila kayang angkinin,kung gayon sabihin mo sa kanila:Ang Allah na Bukuod-tangi ang gumagabay sa naligaw ng landas.Sino kung gayon ang karapat-dapat na sinusunod:Siya ba na Bukod-tanging nakagagabay lamang sa katotohanan o siya na hindi man lamang makapagturo ng anumang patnubay,dahil wala siyang alam at siya ay ligaw, na ito ay yaong mga itinatambal o sinasamba ninyo bukod pa sa Allah na hindi man lamang makapagturo ni ang kanyang sarili ay hindi niya kayang gabayan kung walang gagabay sa kanya?Na kung kaya,paano niya pinagpantay ang pagitan ng Allah at ng Kanyang nilikha?Dahil ito ay maling pagpapasya "**

Kaya naman, nararapat na magbalik loob sa Allah,magtiwala sa Kanya at panatilihin ang paggawa ng pagsamba sa Kanya, at paramihin ang pag- alaala sa Kanya mapagabi man o araw,at gawin natin ang ating mga sarili na kabilang sa mga naghahangad ng kabutihan at nangangamba sa mga kaparusahan ng Allah, at sa bawat

gabay at patnubay na natatanggap ay magpasalamat sa Allah at magtiwala sa kanya, tunay na ang Allah ay nalulugod sa sinumang ipinagkatiwala ang buong buhay niya sa Allah at inaasam-asam na makuha ang mga gantimpalang nakahanda para sa mga mananampalataya.Katulad ng nabanggit sa hadith na inulat ng Propeta -ﷺ- mula sa kanyang Rabb, na katotohanan Siya ay nagsabi:

( أنا عند ظن عبدي بي فليظن بي ما شاء) (أحمد )

**"Ako ay para sa aking alipin gaya ng iniisip niya sa Akin" ibig sabihin : (Nagawa kong gawin para sa kanya ang iniisip niyang magagawa ko para sa kanya)** inulat ni Ahmad.

At ang ating propeta ay "kamahal-mahal sa kanya ang mga magaganda at mabubuting salita na naghahatid ng pag-asa"

Katotohanan ang pinakamahalagang hingiin ng isang tao sa tuwing siya ay nananalangin sa kanyang Panginoon, ay ang hingiin niya na panatilihin sa kanya ang gabay at gawin siyang matatag sa landas ng patnubay hanggang sa bawian siya ng buhay.Ang sinuman na ginawa niya ito, nawa ay isulat sa kanya ang katapatan sa kanyang panalangin at dinggin ito mula sa kanya, at ito ay malaking pagpapala na pinapangarap ng karamihan.At katotohanan na tayo ay humihingi sa Allah ng gabay ng maraming beses sa isang araw, na nabanggit sa alfatiha :

﴿ ٱهۡدِنَا ٱلصِّرَٰطَ ٱلۡمُسۡتَقِيمَ ۝٦ ﴾ [الفاتحة: 6]

**"Patnubayan po Ninyo kami sa matuwid na landas"**

At ito ay kabilang sa dakilang pagpapala ng Allah, ang magabayan tayo sa kabutihan dito sa mundo at kabilang buhay.



## 44- Ang Pag-utos ng kabutihan at Pagbawal ng Kasamaan

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله رب العالمين، جعل الأمر بالمعروف و النهي عن المنكر أمانا من العذاب، و أشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له ﴿ غَافِرِ ٱلذَّنۢبِ وَقَابِلِ ٱلتَّوۡبِ شَدِيدِ ٱلۡعِقَابِ ذِى ٱلطَّوۡلِۖ ﴾ وأشهد أن محمدا عبده و رسوله، صلى الله عليه و على جميع الآل و الأصحاب وسلم تسليما كثيرا أما بعد :

O Sangkatauhan! Katakutan ninyo ang Allah ﷻ at alamin ninyo na ang pag-utos ng kabutihan at pagbawal ng kasamaan ay siyang lakas ng relihiyong ito. At ito ang dahilan kung bakit ginawa ng Allah ﷻ ang Ummah na ito ang siyang pinakamainam na Ummah sa sangkatauhan, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ كُنتُمۡ خَيۡرَ أُمَّةٍ أُخۡرِجَتۡ لِلنَّاسِ تَأۡمُرُونَ بِٱلۡمَعۡرُوفِ وَتَنۡهَوۡنَ عَنِ ٱلۡمُنكَرِ وَتُؤۡمِنُونَ بِٱللَّهِۗ ﴾ [آل عمران: 110]

**"kayo'y pinakamainam na Ummah mula sa sangkatauhan, kayo'y nag-uutos ng kabutihan at nagbabawal ng kasamaan at kayo'y nananampalataya sa Allah ﷻ"**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَلۡتَكُن مِّنكُمۡ أُمَّةٌ يَدۡعُونَ إِلَى ٱلۡخَيۡرِ وَيَأۡمُرُونَ بِٱلۡمَعۡرُوفِ وَيَنۡهَوۡنَ عَنِ ٱلۡمُنكَرِۚ وَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡمُفۡلِحُونَ ١٠٤ ﴾ [آل عمران: 104]

"**At (dapat)magkaroon mula sa inyo ng isang pamayanang mag-uutos ng kabutihan at magbabawal ng kasamaan at sila yaong mga matagumpay"**.

Sa mga talata na ito'y ibinilang lamang ng Allah ﷻ ang tagumpay sa mga taong nag-uutos ng kabutihan at nagbabawal ng kasamaan pero ang mga taong hindi nag-uutos ng kabutihan at hindi nagbabawal ng kasamaan ay mapa-sakanila ang kapahamakan at kasiraan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لُعِنَ ٱلَّذِينَ كَفَرُواْ مِنۢ بَنِيٓ إِسۡرَٰٓءِيلَ عَلَىٰ لِسَانِ دَاوُۥدَ وَعِيسَى ٱبۡنِ مَرۡيَمَۚ ذَٰلِكَ بِمَا عَصَواْ وَّكَانُواْ يَعۡتَدُونَ ۝٧٨ كَانُواْ لَا يَتَنَاهَوۡنَ عَن مُّنكَرٖ فَعَلُوهُۚ لَبِئۡسَ مَا كَانُواْ يَفۡعَلُونَ ۝٧٩ ﴾ [المائدة: 78-79]

**"Sinumpa ang mga hindi nanampalataya mula sa Angkan ni Israel sa salita ni David at Hesus, anak ni Maria. Iyon ay dahil sa sila'y sumuway at sila'y laging mapanlabag. Sila'y hindi nagbabawal ng masamang gawain sa isa't isa na kanilang ginawa, sadyang napakasama ng kanilang ginagawa"**

Binigkas ng Propeta ﷺ ang talatang ito at kanyang sinabi sa kanyang mga Sahaba:

"كلا والله لتأمرن بالمعروف ولتنهون عن المنكر ولتأخذن على يد الظالم ولتقطرنه على الحق أطرا أو ليضربن الله بقلوب بعضكم على بعض ثم يلعنكم كما لعنهم"

**"Isinusumpa ko sa Allah, mag-utos kayo ng kabutihan at magbawal ng kasamaan at hawakan ninyo ang kamay ng mang-aapi patungo sa katarungan kundi ay gagawin ng Allah ﷻ na magkapareho ang inyong mga puso(ng taong mang-aapi) at kayo'y Kanyang isumpa kagaya ng Kanyang pagsumpa sa kanila."**

Nang hindi isinagawa ng Angkan ni Israel ang pag-utos ng kabutihan at pagbawal ng kasamaan at hindi nila sinunod ang mga nagbigay sa kanila ng payo at pangaral ay pinarusahan sila ng Allah ﷻ at ginawa silang mga unggoy at mga baboy, sinabi ng Allah ﷻ :

﴿ فَلَمَّا عَتَوۡاْ عَن مَّا نُهُواْ عَنۡهُ قُلۡنَا لَهُمۡ كُونُواْ قِرَدَةً خَٰسِـِٔينَ ۝١٦٦ وَإِذۡ تَأَذَّنَ رَبُّكَ لَيَبۡعَثَنَّ عَلَيۡهِمۡ إِلَىٰ يَوۡمِ ٱلۡقِيَٰمَةِ مَن يَسُومُهُمۡ سُوٓءَ ٱلۡعَذَابِۗ إِنَّ رَبَّكَ لَسَرِيعُ ٱلۡعِقَابِ وَإِنَّهُۥ لَغَفُورٞ رَّحِيمٞ ۝١٦٧ ﴾ [الأعراف: 166-167]

**"Nang sila'y nagmatigas sa anumang pinagbawal sa kanila ay aming sinabi sa kanila: 'Kayo'y maging unggoy na kinamuhian'. At alalahanin na ang iyong Panginoon ay nagpahayag, na katiyakang siya'y magpapadala nang magpaparusa sa kanila ng napakatinding kaparusahan hanngang sa araw ng paghuhukom. Tunay na ang iyong Panginoon ay napakabilis sa pagparusa at tunay na siya'y Mapagpatawad at Maawain."**

Ang pag-utos ng kabutihan at pagbawal ng kasamaan ang siyang sekreto upang mapanatili ang Ummah na ito, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَيَنصُرَنَّ ٱللَّهُ مَن يَنصُرُهُۥٓۚ إِنَّ ٱللَّهَ لَقَوِيٌّ عَزِيزٌ ۝٤٠ ٱلَّذِينَ إِن مَّكَّنَّٰهُمۡ فِي ٱلۡأَرۡضِ أَقَامُواْ ٱلصَّلَوٰةَ وَءَاتَوُاْ ٱلزَّكَوٰةَ وَأَمَرُواْ بِٱلۡمَعۡرُوفِ وَنَهَوۡاْ عَنِ ٱلۡمُنكَرِۗ وَلِلَّهِ عَٰقِبَةُ ٱلۡأُمُورِ ۝٤١ ﴾ [الحج: 40-41]

**"At siguradong tutulungan ng Allah ﷻ ang sinumang tutulong sa Kanya, tunay na ang Allah ﷻ ay Siyang Napakalakas at Makapangyarihan. Sila na yaong kapag amin silang binigyan ng kapangyarihan sa lupa ay itatayo nila ang Salah, at magbibigay sila ng Zakah, at mag-uutos sila ng kabutihan, at magbabawal ng kasamaan, at sa Allah ﷻ ang wakas ng lahat ng bagay"**

Dahil dito, habang ang pag-utos ng kabutihan at pagbawal ng kasamaan ay nananatili sa Ummah na ito, tunay na ang Allah ﷻ ay papangalagaan Niya ang Ummah na ito at tutulungan. At kapag ito'y kanilang iniwan o ang iba dito ay papadaliin ng Allah ﷻ sa kanila ang kanilang kaparusahan kagaya ng pagparusa sa mga nauna sa kanila.

Ang ma-ruf/ kabutihan ay ang bagay na inutos ng Allah ﷻ at inutos ng Propeta ﷺ. At ang munkar/kasamaan naman ay bagay na siyang ipinagbawal ng Propeta ﷺ. Dahil dito'y walang kaayusan sa pamayanang ito at sa bansang ito, at hindi sila mananatili sa magandang kalagayan maliban na lamang sa pananatili nang pag-utos ng kabutihan at pagbawal ng kasamaan. At kapag ito'y kanilang balewalain tunay na iparating sa kanila ng Allah ﷻ ang kaparusahan kagaya ng mga nauna sa kanila.

Si Propeta Muhammad ﷺ ay nagbigay ng halimbawa sa mga taong nag-uutos ng kabutihan at nagbabawal ng kasamaan at mga taong lumalabag sa kanila. Kanyang inihalimbawa ang mga taong nakasakay sa isang barko, ang mga may kaalaman sa kanila ay na sa itaas na bahagi ng barko at ang iba nama'y nasa ibabang bahagi nito. At ang mga nasa ibabang bahagi ng barko ay kumukuha ng iinuming tubig sa itaas. Sa tuwing sila'y pabalik-balik sa pagkuha sinabi ng iba sa kanila: " ano sa palagay ninyo kapag gumawa na lamang tayo ng butas sa barko upang makakuha tayo ng tubig at hindi natin maisturbo ang mga nasa itaas?" Tingnan ninyo kung paano nilang balakin na lagyan ng butas ang barko samantalang sila'y na sa kalagitnaan ng karagatan, at siguradong kapag ito'y

kanilang gagawin ay malulunod silang lahat. Dahil dito'y nararapat sa mga nasa itaas na bahagi ng barko na sila'y pigilan kundi ay mapapahamak silang lahat! Sinabi ng Propeta ﷺ:

(فإن أخذوا على أيديهم فمنعوهم نجوا جميعا، وإن تركوهم غرقوا جميعا)

**"kapag sila'y kanilang pinigilan ay makaligtas silang lahat, at kapag sila'y kanilang hinayaan ay malulunod silang lahat "**

At ang mga taong nag-uutos ng kabutihan at nagbabawal ng kasamaan ay siguradong makakaranas ng mga pagsubok at paghihirap ngunit nararapat siyang mag-sabar(magtiis), sinabi ni Lucman sa kanyang anak:

﴿ يَٰبُنَيَّ أَقِمِ ٱلصَّلَوٰةَ وَأۡمُرۡ بِٱلۡمَعۡرُوفِ وَٱنۡهَ عَنِ ٱلۡمُنكَرِ وَٱصۡبِرۡ عَلَىٰ مَآ أَصَابَكَۖ إِنَّ ذَٰلِكَ مِنۡ عَزۡمِ ٱلۡأُمُورِ ١٧ ﴾ [لقمان: 17]

**" O aking anak, itayo mo ang iyong salah at mag-utos ka ng kabutihan at ipagbawal mo ang kasamaan, at ika'y magtiis sa anuman pagsubok na sasapit sa iyo, tunay na iyan ay kasama sa mga pinakamahalagang bagay"**

At sinabi ng Allah: ﷻ

بِسۡمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ ﴿ وَٱلۡعَصۡرِ ١ إِنَّ ٱلۡإِنسَٰنَ لَفِي خُسۡرٍ ٢ إِلَّا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَعَمِلُواْ ٱلصَّٰلِحَٰتِ وَتَوَاصَوۡاْ بِٱلۡحَقِّ وَتَوَاصَوۡاْ بِٱلصَّبۡرِ ٣ ﴾ [العصر: 1-3]

**"Isinusumpa ko sa panahon. Tunay na ang tao ay nasa kawalan. Maliban sa kanila na nanampalataya at gumawa ng kabutihan at nagpayuhan sa isa't isa ng katotohanan at nagpayuhan sa isa't isa ng pagtiis"**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفعنا بما فيه من البيان والذكر الحكيم، أقول قول هذا وأستغفر الله لي ولكم ولجميع المسلمين من كل ذنب، فاستغفروه وتوبوا إليه إنَّه هو الغفور الرحيم.

الخطبة الثانية:

الحمد لله على فضله، وإحسانه، وأشكره على توفيقه وامتنانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه، وسلَّم تسليماً كثيرًا، أما بعد:

O Sangkatauhan! Katakutan ninyo ang Allah ﷻ, at alamin ninyo na obligasyon ng bawat isang Muslim ang pag-utos ng kabutihan at pagbawal ng kasamaan na ayon sa kanyang kakayanan. Sinabi ng Propeta ﷺ:

"من رأى منكم منكرا، فليغيره بيده، فإن لم يستطع فبلسانه، فإن لم يستطع فبقلبه، وذلك أضعف الإيمان"

**"Sinuman ang makakita sa inyo ng kasamaan ay baguhin niya sa pamamagitan ng kanyang kamay, at kapag hindi niya kakayanin ay sa pamamagitan ng kanyang dila, at kapag hindi niya kakayanin ay sa pamamagitan ng kanyang puso at ito ang pinakamahinang antas ng pananamlataya."**

Hindi nararapat sa sinuman ang makakita ng kasamaan na kanya itong sang-ayunan bagkus nararapat niya itong pigilan kahit sa pamamagitan lamang ng kanyang puso. At ang pagpigil nito sa pamamagitan ng kamay ay nararapat lamang sa isang Sultan o may kapangyarihan, at sa sinumang binigyan ng Sultan ng autoridad. Ito'y obligasyon nila na baguhin ang kasamaan sa pamamagitan ng kanilang kamay. At sa sinumang walang autoridad, ay pipigilan niya ang kasamaan sa pamamagitan ng kanyang dila, at ito'y sa pamamagitan ng pagbibigay ng mga sermon at mga pangaral, at pagpapayo sa kanilang mga gumagawa ng kasamaan. At hindi nararapat sa kanya na tumahimik kapag siya'y may kakayanan namang magsalita! Nararapat siyang magsalita o siya'y sumulat, dahil ang pagsulat ay paraan rin ng pagpigil ng kasamaan sa pamamagitan ng dila.

At sinumang hindi niya kakayanin sa pamamagitan ng kanyang dila ay pipigilan niya ito sa pamamagitan ng kanyang puso. Kanya itong (gawaing masama) kamuhian at ang mga gumagawa nito. At siya'y lumayo sa kanila at hindi makisalamuha. At huwag siyang malulugod sa kanila, at huwag siyang maging mabuti sa kanila o makipagkaibigan,bagkus kanya silang layuan!

Ang Angkan ni Israel ay dati silang nag-uutos ng kabutihan at nagbabawal ng kasamaan, ngunit di kalauna'y kanila itong tinigilan at sila'y nakisalamuha sa mga gumagawa ng kasamaan at sila'y sumasabay sa kanila sa pagkain at sumasama sa kanila. Nang nakita ito ng Allah ﷻ ay isinumpa sila ng Allah ﷻ sa pamamagitan ng salita ni David at Hesus, anak ni Maria.

Dahil dito'y pag-ingatan natin na mangyari sa atin ang nangyari sa kanila na tayo'y makisalamuha sa mga masasamang tao at maging mabuti sa kanila, at makipagkaibigan, at makipagtawanan kasama nila at hindi natin sila pipigilan sa paggawa ng kasamaan. Obligasyon ninyong pigilan ang kasamaan na ayon sa inyong kakayahan!

At nararapat nating malaman, na ang bawat Ama ng tahanan ay may karapatan sa kanyang pamilya na pigilin ang kasamaan sa pamamagitan ng kanyang kamay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ قُوٓاْ أَنفُسَكُمۡ وَأَهۡلِيكُمۡ نَارٗا وَقُودُهَا ٱلنَّاسُ وَٱلۡحِجَارَةُ عَلَيۡهَا مَلَٰٓئِكَةٌ غِلَاظٞ شِدَادٞ لَّا يَعۡصُونَ ٱللَّهَ مَآ أَمَرَهُمۡ وَيَفۡعَلُونَ مَا يُؤۡمَرُونَ ٦ ﴾ [التحريم: 6]

**"O kayong mga nanampalataya, iligtas ninyo ang iyong mga sarili at inyong mga pamilya mula sa apoy na kung saan ang panggatong ay mga tao at bato, at dito ay may mga anghel na mababagsik at malulupit(sa pagparusa), hindi nila sinusuway ang Allah ﷻsa kung anumang inutos sa kanila at kanilang ginagawa ang inuutos sa kanila"**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَأۡمُرۡ أَهۡلَكَ بِٱلصَّلَوٰةِ وَٱصۡطَبِرۡ عَلَيۡهَاۖ ﴾ [طه: 132]

**"At iyong iutos sa iyong pamilya ang Salah at ika'y magtiis dito"**

At sinabi ng Propeta ﷺ:

(مروا أولادكم بالصلاة لسبع، واضربوهم عليها لعشر وفرقوا بينهم في المضاجع)

**"Utusan ninyo ang inyong mga anak na magsalah sa edad na pitong taong gulang, at sila'y inyong paluin sa edad na sampung taong gulang kapag kanilang iniwan ang kanilang salah, at paghiwalayin ninyo sila ng higaan"**

Ang kaharian mo ay sa loob ng iyong pamamahay, at walang maaring pipigil sa iyo, kahit pa ang Sultan ay hindi ka niya maaring pigilan na utusan mo ang iyong pamilya sa paggawa ng kabutihan at sila'y iyong payuhan, at sila'y iyong disiplinahin sa pamamagitan ng iyong kamay. Walang nakakaalam sa loob ng iyong pamamahay maliban sa Allah ﷻ at nararapat sa iyo na iyong disiplinahin at ayusin ang loob ng iyong pamamahay! At huwag na huwag kang magpaloko sa mga nagbabawal ngayon nang pagdisiplina at pagpalo ng ama ng tahanan sa loob ng kanyang pamamahay at kanila itong tinatawag na pang-aabuso. At kanilang isinusulong na ipagbawal ito ng batas! Pag-ingatan natin ang masamang paniniwala na ito, gusto lamang nila na mawala ang pag-utos ng kabutihan at pagbawal ng kasamaan hangga't sa loob ng mga tahanan ay gusto nilang mawalan ng kapangyarihang magdisiplina ang Ama sa kanyang mga nasasakupan, at hayaan silang gawin ang nais nila na alinsunod sa kanilang pagnanasa na labag sa Islam! ولا حول ولا قوة إلا بالله

At alamin ninyo na ang pinakamabuting salita ay salita ng Allah ﷻ at ang pinakamabuting gabay ay ang gabay ng Propeta Muhammad ﷺ at ang pinakamasamang bagay ay ang mga binago sa relihiyon, at lahat ng bid-ah ay pagkaligaw. At nararapat sa inyo na kumapit sa Jamaah (grupo ng mga Muslim) dahil tunay na ang Kamay ng Allah ﷻ ay nasa Jamaah at kung sinumang humiwalay ay siya'y humiwalay patungo sa Apoy.



**45- Ang Kahalagahan ng Pagkakaisa**

الخطبة الأولى:

إنَّ الحَمْدَ لله نَحْمَدُهُ ونَسْتغفِرُهُ ونَتوْبُ إليْه، ونعوْذُ بِالله من شُرورِ أنْفسِنَا ومِن سَيِّئَاتِ أَعْمَالِنَا، مَن يَهْدِهِ الله فلا مُضِلَّ لَهُ ومَن يُضْلِل فلن تَجِدَ له وَلِيَاً مُرْشِداً. وَأَشْهَدُ أَنْ لَا إِلَهَ إِلَا الله وَحْدَهُ لَا شَرِيْكَ لَهُ، وأَشْهَدُ أَنَّ مُحَمَّدَاً عَبْدُهُ وَرَسُوْلُهُ، ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ حَقَّ تُقَاتِهِۦ وَلَا تَمُوتُنَّ إِلَّا وَأَنتُم مُّسۡلِمُونَ ١٠٢ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلنَّاسُ ٱتَّقُواْ رَبَّكُمُ ٱلَّذِي خَلَقَكُم مِّن نَّفۡسٖ وَٰحِدَةٖ وَخَلَقَ مِنۡهَا زَوۡجَهَا وَبَثَّ مِنۡهُمَا رِجَالٗا كَثِيرٗا وَنِسَآءٗۚ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ ٱلَّذِي تَسَآءَلُونَ بِهِۦ وَٱلۡأَرۡحَامَۚ إِنَّ ٱللَّهَ كَانَ عَلَيۡكُمۡ رَقِيبٗا ١ ﴾ ﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱتَّقُواْ ٱللَّهَ وَقُولُواْ قَوۡلٗا سَدِيدٗا ٧٠ يُصۡلِحۡ لَكُمۡ أَعۡمَٰلَكُمۡ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۗ وَمَن يُطِعِ ٱللَّهَ وَرَسُولَهُۥ فَقَدۡ فَازَ فَوۡزًا عَظِيمًا ٧١ ﴾ أمَّا بعد:

O mga Alipin ng Allah ﷻ, tunay na ang Ummah natin sa ngayon ay dumadaan sa panahon na dumami dito ang pagkakaiba at nagkaroon ng pagkawatak-watak at hindi pagkakasundo. Dahil dito'y ang Ummah na ito'y nasa kahinaan at kababaan. At naging dahilan ng interes ng mga kalaban.

Ang tinutukoy na pagkawatak dito'y ang pagsalungat sa Jama'ah/grupo ng mga Muslim at kanilang kaisahan. At lahat ng pagsalungat sa katotohanan at mga taong tumatahak nito ay matatawag na pagkawatak at pagiging malayo sa kaisahan. At ang nararapat sa isang pamayanan ay ang pagmamahalan at pagkakaisa sa katotohanan. Ang pagkakawatak ay kabaliktaran ng pagkakaisa, at ang hindi pagkakaintindihan ay kabaliktaran ng pagkakasundo. At walang kaayusan maliban na lamang na merong pagkakaisa at pagkakasundo kung hindi ay magiging kabiguan, iligtas nawa tayo ng Allah ﷻ. At ang kabiguan ay magiging sa buong Ummah at mga indibidwal nito,sa mga taong may antas sa lipunan at mga ordinaryong tao lamang. At ang kabiguan ay sa materyal na bagay at sa moral ng mga Muslim. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَا تَنَٰزَعُواْ فَتَفۡشَلُواْ وَتَذۡهَبَ رِيحُكُمۡۖ ﴾ [الأنفال: 46]

**"At huwag kayong maghiwa-hiwalay dahil kayo'y mabibigo at maglalaho ang inyong lakas"**

At ang lakas ng mga mananampalataya na siyang nabanggit ay ang kanilang pagkakapatiran, pagkakaisa, pagkakasundo at pagmamahalan sa bawat isa.

At ang isa sa pinakamalaking dahilan na pagkawatak ay ang paggawa ng mga kasalanan at mga paglabag sa Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ظَهَرَ ٱلْفَسَادُ فِى ٱلْبَرِّ وَٱلْبَحْرِ بِمَا كَسَبَتْ أَيْدِى ٱلنَّاسِ ﴾ [الروم: 41]

**" Lumitaw ang kasiraan sa lupa at karagatan dahil sa nagawa ng mga tao(na mga kasalanan)"**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ أَوَلَمَّآ أَصَـٰبَتْكُم مُّصِيبَةٌ قَدْ أَصَبْتُم مِّثْلَيْهَا قُلْتُمْ أَنَّىٰ هَـٰذَا ۖ قُلْ هُوَ مِنْ عِندِ أَنفُسِكُمْ ۗ ﴾ [آل عمران: 165]

**"At nang dumatal sa inyo ang pagsubok(pagkamatay ng maraming mga kasamahan sa Uhod) tunay na dumatal din ang tulad nito(pagkawagi ninyo sa labanan ng Badr), inyong sinabi "bakit nangyari ito?" sabihin mo (O Muhammad ﷺ) ito ay dahil sa inyong mga sarili"**

At sinabi ng Propeta ﷺ:

(إذا ظهرت المعاصي في أمَّتي عمهم الله بعذاب من عنده) أحمد

**"Kapag lumitaw ang mga kasalanan sa aking Ummah ay sasaklawin silang lahat ng Allah ﷻng kaparusahan mula sa Kanya"**

At sinabi pa ng Propeta ﷺ:

(جُعلت الذِّلة والصَّغار على من خالف أمري) البخاري معلقاً

**"At ginawa ang kababaan at kawalang dangal sa sinumang lalabag sa aking utos"**

Sinabi ni Ali t na siyang binaggit ni Ibn Al-Qayyim:

(ما نزل بلاءٌ إلا بذنب، وما رفع إلا بتوبة) الدَّاء والدَّواء

**"Hindi magkaroon ng kalamidad maliban na ito'y dahil sa kasalanan, at ito'y hindi maaalis maliban lamang sa pagbalik-loob"**

At ang kahulugan ng lahat ng ito, ay ang isang pagsubok o kalamidad ay dahil sa mga kasalanan, at maaaring ito'y sa mga indibidwal o grupo ng mga tao. At tunay na ito'y hindi maaalis maliban na lamang na maaalis rin ang dahilan nito, na siyang kasalanan.

At ang kasalanan na siyang dahilan ng pagkakaroon ng pagsubok o kalamidad, ay siya ring dahilan ng pagkawala ng pagmamahalan, pagkakapatiran at pagkakawatak-watak.

Sinabi ng Propeta ﷺ:

(ما توادَّ اثنان في الله ثم يُفرَّق بينهما، إلا بذنبٍ يحدثه أحدهما) البخاري

**"Ang dalawang taong nagmahalan alang-alang lamang sa Allah ﷻ at pagkatapos sila'y paghiwalayin, ito'y walang ibang dahilan maliban lamang sa kasalanang nagawa ng isa sa kanila"**

At paano pa kaya kapag dumami na ang kasalanan, at ito'y pangkalahatan na at sinaklaw na nito ang lahat, walang duda na ito'y mas katakot-takot at ang Ummah na ito'y nasa panganib dahil sa epekto nito na hindi magiging kaaya-aya ang magiging katapusan nito, iligtas nawa tayo ng Allah ﷻ. At tama ang nagsabing ang kasalanan ay hihilaing panira sa mga Nasyon at pamayanan.

At kasama rin sa dahilan ng pagkawatak-watak ay ang pagmamahal sa mundong ito at pagkalimot sa Allah ﷻ at kabilang buhay. At pahihinain nito't ibaba ang dangal ng Ummah at binibigyang daan ang mga kalaban laban sa mga Muslim. Dahil ang mga Muslim ay nasa kalagayan ng kahinaan na kung saan sila'y tinalian ng mundong ito at sila'y naging sunod-sunuran dito. Sinabi ng Allah ﷻ bilang babala na gawin natin ang bagay na ito:

﴿ وَلَا تَكُونُواْ كَٱلَّذِينَ نَسُواْ ٱللَّهَ فَأَنسَىٰهُمۡ أَنفُسَهُمۡۚ ﴾ [الحشر: 19]

**"At huwag ninyong tularan ang sila yaong kinalimutan nila ang Allah kaya't ipinalimot sa kanila ang kanilang mga sarili"**

At sinabi ng Propeta ﷺ:

(يوشك أن تداعى عليكم الأمم كما تداعى الأكلة إلى قصعتها، قالوا: أومن قلَّة نحن يومئذ يا رسول الله؟ قال أنتم كثير، ولكنَّكم غثاء كغثاء السَّيل، ولينزعنَّ الله المهابة من قلوب عدوِّكم، وليقذفنَّ في قلوبكم الوهن، قالوا وما الوهن يارسول الله؟ قال حبُّ الدُّنيا، وكراهية الموت) أبو داوود

**"Malapit nang mangyari na kayo'y pagtulungan ng lahat ng nasyon kagaya ng pagtulungan ng mga kumakain sa isang plato"**. Kanilang sinabi: " O Propeta ng Allah ﷺ ,kami ba ay kakaunti lamang sa panahon na iyon?" Sabi Niya ﷺ: **"Hindi, bagkus kayo'y marami ngunit kayo'y parang mga tuyong damo na inanod ng baha, at aalisin ng Allah ﷻ ang takot sa puso ng inyong mga kalaban at Kanyang ilalagay sa inyong mga puso ang Wahn/kahinaan"**. Kanilang sinabi: "O Propeta ng Allah ﷺ, ano ba ang Wahn?" Kanyang sinabi ﷺ: **" Ang pagmamahal sa mundo at pagkamuhi sa kamatayan"**

At ang mga bagay na siyang nagiging dahilan ng pagkakawatak-watak ay napakarami, ngunit ang lahat ng ito'y babalik sa kadahilanang paggawa ng kasalanan at pagkalimot sa Allah ﷻ at sa kabilang buhay.

O mga mananampalataya, ang pagkawatak-watak ay napakaraming uri at maaaring hindi ito mabilang sa dami nito, ngunit ang pinakakilalang uri nito na siyang ipinagbawal ng Islam, ay ang pagkawatak-watak sa Relihiyon at hindi pagkakaintindihan.

At ang bagay na ito'y naging katangian na ng mga taong kinagagalitan ng Allah ﷻ mula sa mga Hudyo at mga naliligaw mula sa mga Kristiyano. Binalaan ng Allah ﷻ ang mga Muslim na huwag nila itong gawin na kung saan ay ginawa ng mga Hudyo at mga Kristiyano, at Kanyang itinuro ang dapat nilang panghawakan na siyang Matibay na Lubid ng Allah ﷻ (Relihiyong Islam). Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَا تَكُونُواْ كَٱلَّذِينَ تَفَرَّقُواْ وَٱخۡتَلَفُواْ مِنۢ بَعۡدِ مَا جَآءَهُمُ ٱلۡبَيِّنَٰتُۚ ﴾ [آل عمران: 105]

**"At huwag kayong maging kagaya ng mga taong nagkawatak-watak at hindi nagkasundo pagkatapos na dumating sa kanila ang mga patunay"**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّ ٱلَّذِينَ فَرَّقُواْ دِينَهُمۡ وَكَانُواْ شِيَعٗا لَّسۡتَ مِنۡهُمۡ فِي شَيۡءٍۚ ﴾ [الأنعام: 159]

**"Katotohanan na ang mga taong nagkawatak-watak sa kanilang relihiyon at sila'y naging mga magkakahiwalay na grupo, ikaw( O Muhammad ﷺ) ay hindi kabilang sa kanila sa anumang bagay"**

Ito ay nangangahulugan lamang na ang panganib ay sa kadahilanang pagpasok ng mga sariling pagnanasa sa Relihiyon na siyang naging dahilan ng pagkawatak-watak ng mga taong nasa iisang Relihiyon lamang dahil dito'y silay pinarusahan at inalis sa kanila ang katotohanang ipinarating sa Kanila ng Allah ﷻ.

At isa rin sa mga pinakamatinding uri ng pagkawatak-watak ay ang pagsalungat sa Jamaah/Grupo ng mga Muslim at pagpalaganap ng iba't iba grupo. At kanilang kinakalaban sa pamamagitan ng salita at gawa ang sinumang sasalungat sa kanilang grupo, tunay na ito'y napakatinding pagsubok at kaparusahan. Dahil dito'y sinasamantala ito ng mga kalaban upang palalain ang hindi pagkakasunduan ng dalawang panig. Kaya't ang Propeta ﷺay nagbabala laban dito:

(عليكم بالجماعة وإياكم والفرقة) الترّمذي

**"Obligado sa inyong kumapit sa Jamaah at layuan ninyo ang pagkawatak-watak"**

Dahil dito'y hinihikayat ng Islam ang pagkakaisa at nagbabala laban sa pagkawatak-watak. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱعۡتَصِمُواْ بِحَبۡلِ ٱللَّهِ جَمِيعٗا وَلَا تَفَرَّقُواْۚ ﴾ [آل عمران: 103]

**"At magsikapit kayong lahat sa Lubid ng Allah ﷻ(Relihiyong Islam) at huwag kayong magwatak-watak"**

Dahil dito'y ay kinamuhian ng Islam ang pagkawatak-watak sa lahat ng uri nito na siyang mga nabanggit sa mga naunang mga Ayah/ Bersikulo. Ang pagkawatak-watak ay hindi katangian ng mga Muslim na silang inilarawan ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّمَا ٱلۡمُؤۡمِنُونَ إِخۡوَةٞ ﴾ [الحجرات: 10]

**"Tunay na ang mga mananampalataya lamang ang silang magkakapatid"**

Dahil ang mga magkakapatid ay kinakailangan magtulungan at magmahalan at hindi magkahiwa-hiwalay at magkawatak-watak. Sinabi ng Propeta ﷺ:

(لا ترجعوا بعدي كفاراً يضرب بعضكم رقاب بعض) متَّفق عليه

**"At huwag kayong bumalik sa walang pananampalataya na inyong papatayin ang bawat isa sa inyo"**

At sinabi pa ng Propeta ﷺ:

(وكونوا عباد الله إخواناً)

**"At magiging magkakapatid kayo sa isa't-isa o mga Alipin ng Allah "** ﷻ

At huwag mong kakalimutan na ang mga kalaban ng Islam ay nagtatrabaho araw at gabi para lamang kalabanin ka. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَا يَزَالُونَ يُقَٰتِلُونَكُمۡ حَتَّىٰ يَرُدُّوكُمۡ عَن دِينِكُمۡ إِنِ ٱسۡتَطَٰعُواْۚ ﴾ [البقرة: 217]

**"At sila'y mananatiling kakalabanin kayo upang kayo'y kanilang mapabaliktad sa inyong Relihiyon kapag kakayanin nila"**

Dahil dito'y kanilang ginagawa ang lahat ng paraan upang maisakatuparan ang kanilang hangad na magkawatak-watak ang mga Muslim at upang sila'y manghina.

Obligado sa mga Muslim na magkaisa lalo na sa panahon natin ngayong nagtutulungan ang mga kalaban ng Islam laban sa ating mga Muslim mula sa mga Hudyo, mga Kristiyano at mga Munafiqeen, at kinakailangang kalimutan ang mga bagay na hindi napagkasunduan at hindi pagkakaintindihan. At kinakailangang mabuhay muli sa Ummah ang pagbibigayan ng payo at pagpapatawaran sa bawat isa, at tunay na ito ang katangian ng Islam na kanyang hinikayat ang mga tao para dito.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱعۡتَصِمُواْ بِحَبۡلِ ٱللَّهِ جَمِيعٗا وَلَا تَفَرَّقُواْۚ وَٱذۡكُرُواْ نِعۡمَتَ ٱللَّهِ عَلَيۡكُمۡ إِذۡ كُنتُمۡ أَعۡدَآءٗ فَأَلَّفَ بَيۡنَ قُلُوبِكُمۡ فَأَصۡبَحۡتُم بِنِعۡمَتِهِۦٓ إِخۡوَٰنٗا ﴾ [آل عمران: 103]

**"At magsikapit kayong lahat sa Lubid ng Allah ﷻ(Relihiyong Islam) at huwag kayong magwatak-watak, at inyong alalahanin ang biyaya sa inyo ng Allah ng kayo'y magkalaban sa bawat isa at pagkatapos ay Kanyang pinagkaisa ang inyong mga puso at kayo'y naging magkakapatid dahil sa Kanyang biyaya sa inyo"**

At sinabi ng Propeta ﷺ:

(الدِّين النَّصيحة قلنا لمن يارسول الله؟ قال لله ولرسوله ولكتابه ولأئمَّة المسلمين وعامَّتهم)

**"Ang Relihiyon ay pagpapayo".** Kanilang sinabi: "Para kanino O Propeta ng Allah? Sabi niya: **"Para sa Allah, para sa Kanyang Sugo, para sa Kanyang Aklat, para sa mga pinuno ng mga Muslim, at para sa lahat sa kanila"**

**الخطبة الثَّانية:**

الحمد لله وليُّ الصَّالحين، والعاقبة للمتَّقين، ولا عدوان إلا على الظَّالمين، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أنَّ محمداً عبده ورسوله، أمَّا بعد:

O mga Alipin ng Allah ﷻ, Tunay na isang pagsubok sa Ummah na ito ang mga taong sinasabi nilang sila ay mga Muslim ngunit sila'y nagsisikap at ginagawa ang lahat ng paraan upang magkawatak-watak ang mga Muslim. At kanilang pinagsisilbihan ang mga kalaban ng mga Muslim.

At nararapat lamang sa Ummah na sila'y pigilan at paalalahan sila alang-alang sa Allah ﷻ at ipaliwanag sa kanila ang mga patunay ng kanilang mga kamalian. Bawat isa ay pigilan sila na ayon sa kanyang kakayahan. At ito'y obligado sa mga Muslim depende sa kakayahan ng bawat isa. Ang mga Sultan/Pinuno at mga Ulama ay kailangang magtulungan na kung saan ang mga Sultan ay binigyan ng Allah ﷻ ng lakas at ang mga Ulama naman ay binigyan ng Allah ﷻ ng kaalaman. Dahil dito'y mapipigilan ang sinumang gustong magpakalat ng kasamaan at mamuhay ang mga Muslim ng mapayapa at nagkakaisa habang sinasamba ang Allah ﷻ. Kaya't sinabi ni Ibno Taymiyah Rahimahullah:

(الجماعة رحمة، والفرقة عذاب)

"Ang Pagkakaisa ay habag, at ang pagkawatak-watak ay kaprusahan"

At ang pagtutulungan para sa pagkakaisa ay kabilang sa mga pinakamalaking kabutihan, kaya't sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَتَعَاوَنُواْ عَلَى ٱلۡبِرِّ وَٱلتَّقۡوَىٰۖ ﴾ [المائدة: 2]

**“At kayo’y magtulungan sa kabutihan at pagkatakot sa Allah”**

At ang pagpigil sa taong sumasalungat sa pamamagitan ng lakas upang mapigilan ang kanyang kasamaan ay mabibilang na pagtulong sa kanya. Sinabi ng Propeta ﷺ:

"انصر أخاك ظالماً أو مظلوماً، قال رجلٌ يارسول الله: أنصره مظلوماً، فكيف أنصره ظالماً؟ قال: تحجزه أو تمنعه عن الظُّلم، فإنَّ ذلك نصره"البخاري.

**“tulongan mo ang iyong kapatid na nang-aapi at inaapi”** Sinabi ng isang lalaki: “O Propeta ng Allah ﷺ ,tutulongan ko iyong inaapi ngunit paano naman tutulongan iyong nang-aapi? Sabi ng Propeta ﷺ**: “Hadlangan mo siya o pigilan mo siya dahil sa ganoong paraan ang pagtulong sa kanya”.**

At kapag ang mga Muslim ay kanilang isinagawa ang mga bagay na inutos sa kanila, tunay na ang Allah ﷻ ay Kanyang ihahanda sa kanila ang mga kabutihan at gabay at tunay na ang Allah ﷻ ang Siyang hinihingan ng tulong. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱللَّهُ غَالِبٌ عَلَىٰٓ أَمۡرِهِۦ وَلَٰكِنَّ أَكۡثَرَ ٱلنَّاسِ لَا يَعۡلَمُونَ ٢١ ﴾ [يوسف: 21]

**“Tunay na ang gustuhing mangyari ng Allah ay mangyayari, ngunit karamihan sa mga tao ay hindi nila nalalaman”**






**46- Ang Panganib ng Bid-ah**

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله رب العالمين أكمل لنا الدين وأتم علينا النعمة ورضي لنا الإسلام دينا، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، ومن يشرك بالله فقد ضل ضلالا مبينا، وأشهد أن محمدا عبده ورسوله صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه وسلم تسليما كثيرا، أما بعد:

O Sangkatauhan, ating purihin ang Allah ﷻ at tayo'y magpasalamat sa Kanya sa matuwid na Relihiyong ito. Kanyang pinadala ang Kanyang Sugo ﷺ para sa Relihiyong ito at Kanyang sinaksihan ang pagiging ganap nito. Kanyan sinabi :

﴿ ٱلۡيَوۡمَ أَكۡمَلۡتُ لَكُمۡ دِينَكُمۡ ﴾ [المائدة: 3]

**"Sa araw na ito'y Aking ginawang ganap ang inyong Relihiyon"**

Hindi namatay ang Propeta ﷺ maliban na lamang pagkatapos na kumpletuhin ng Allah ﷻ ang Relihiyong ito sa pamamagitan niya ﷺ. Kaya't hindi maaari sa sinuman pagkatapos ng Propeta ﷺ ang gumawa ng pagbabago sa Relihyong ito sa pagsamba sa Allah ﷻ na hindi naman pinarating ng Propeta ﷺ. Sinabi ng Propeta ﷺ:

(تَرَكْتُكُمْ عَلَى الْبَيْضَاءِ لاَ يَزِيغُ عَنْهَا بَعْدِى إِلاَّ هَالِكٌ)

**"Iniwan ko kayo sa kaliwanagan, walang lilihis dito pagkatapos ko maliban sa taong napahamak"**

Sinabi pa ng Propeta ﷺ:

(إني تارك فيكم ما إن تمسكتم به لن تضلوا بعدي كتاب الله وسنتي)

**"Tunay na ako'y merong iiwan sa inyo, na kung saan kapag inyo itong panghawakan ay hinding-hindi kayo maliligaw pagkatapos ko, ito ang Aklat ng Allah ﷻat aking Sunnah"**

Sinabi ng Allah ﷻ sa atin:

﴿ وَأَنَّ هَٰذَا صِرَٰطِي مُسْتَقِيمًا فَٱتَّبِعُوهُ ۖ وَلَا تَتَّبِعُوا۟ ٱلسُّبُلَ فَتَفَرَّقَ بِكُمْ عَن سَبِيلِهِۦ ۚ ذَٰلِكُمْ وَصَّىٰكُم بِهِۦ لَعَلَّكُمْ تَتَّقُونَ ۝١٥٣ ﴾ [الأنعام: 153]

**" At ito ang Aking matuwid na landas sundin ninyo ito, at huwag ninyong sundin ang (ibang) mga daan dahil kayo'y malilihis sa Kanyang landas, at ito ang inutos sa inyo upang kayo'y magkaroon ng takot sa Allah ﷻ"**

Ito ang landas ng Allah ﷻ na siyang pinarating ng Propeta ﷺ. Wala siyang iniwan na bagay na ikakalapit ng isang Muslim sa Allah ﷻ maliban na lamang na ito'y kanyang naituro, at wala ring bagay na ikakapamahak ng isang Muslim sa kanyang pamumuhay sa mundong ito at sa kabilang buhay maliban na lamang na siya'y binalaan ng Propeta ﷺ laban dito. Dahil dito'y walang nararapat sa atin maliban na lamang na tayo'y sumunod at ating iiwan ang paggawa ng bid-ah o paggawa ng bago sa Relihiyon ng Allah ﷻ dahil tunay na ang lahat ng kabutihan ay nasa pagsunod at ang lahat naman ng kasamaan ay nasa paggawa ng bid-ah. Ang Allah ﷻ ay hindi Niya magugustuhan ang anumang bagay sa Kanyang Relihiyon maliban lamang sa Kanyang mga batas at kautusan para sa Kanyang mga alipin. Dahil dito'y hindi maaari sa sinuman ang lumikha at mag-imbento ng mga pagsamba at kautusan at pagkatapos ay kanyang sabihin na ito'y kasama sa Relihiyon, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَمْ لَهُمْ شُرَكَٰٓؤُا۟ شَرَعُوا۟ لَهُم مِّنَ ٱلدِّينِ مَا لَمْ يَأْذَنۢ بِهِ ٱللَّهُ ۚ ﴾ [الشورى: 21]

**"O di kaya'y meron silang mga ginagawang katambal(ng Allah ﷻ)na lumikha sa kanila ng mga bagay sa Relihiyon na hindi naman pinahintulutan ng Allah?"**

Kaya't ang nararapat sa atin ay ang pagsunod at iiwan ang paglikha bid-ah, sinabi ni Abdullah bin Mas-ud ﷠:

(أتبرعوا ولا تبتدعوا فقد كفيتم)

"Sumunod kayo at huwag kayong lumikha ng bid-ah, sapat na sa inyo(ang pinarating ng Propeta ﷺ)"

Sinuman ang ninanais niyang magustuhan siya ng Allah ﷻ at gusto niyang makapasok ng paraiso ay kinakailangan niyang sundin ang Relihiyong ito at kanya itong panghawakan dahil nandito ang kabutihan at pagiging ganap( na kanyang matatagpuan ang lahat ng

kanyang kinakailangan), at ito'y sa sinumang gabayan ng Allah ﷻ. Ngunit ang mga satanas ng tao at mga Jinn ay hindi papayag maliban na sila'y lumikha ng mga pagbabago sa Relihiyong ito na kanilang inaakala na ito'y magiging dahilan na ikakalapit nila sa Allah ﷻ at sila'y nagsumikap dito, kanilang pinanghawakan nang mahigpit, at sila'y nag-anyaya para dito. Tunay na ito'y kaparusahan at pagsubok sa kanila, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَوۡ شَآءَ رَبُّكَ مَا فَعَلُوهُۖ فَذَرۡهُمۡ وَمَا يَفۡتَرُونَ ١١٢ ﴾ [الأنعام: 112]

**" Kung ginusto lamang ng iyong Panginoon ay hindi nila ito ginawa, kaya't sila'y iyong hayaan at ang kanilang mga ginagawang kasinungalingan"**

Tunay na ang bid-ah ay ilalayo niya ang tao sa Allah ﷻ at magiging dahilan ng galit ng Allah ﷻ, samantalang ang Sunnah ay ilalapit niya ang tao sa Allah ﷻat magiging dahilan ng pagmamahal ng Allah ﷻ, dahil ang Allah ﷻay nagwika:

﴿ وَرَضِيتُ لَكُمُ ٱلۡإِسۡلَٰمَ دِينٗاۚ ﴾ [المائدة: 3]

**"At nagustuhan ko para sa inyo ang Islam bilang inyong Relihiyon"**

Ang taong gumagawa ng bid-ah ay inaakala niya na siya'y nasa katotohanan kaya't bihira lamang na magbalik-loob ang taong gumagawa nito dahil akala niya'y siya'y nasa katotohan. Tunay na ang gumagawa nito'y mas masama kaysa sa taong gumagawa ng kasalanan. Dahil ang taong gumagawa ng kasalanan ay nalalaman niyang siya'y lumalabag sa Allah ﷻat siya'y nahihiya sa Allah at sa mga tao kaya't mas malapit siya sa pagbalik-loob samantalang ang taong gumagawa ng bid-ah ay inaakala niyang siya'y nasa gabay at katotohanan kaya't hindi siya magbabalik-loob sa Allah ﷻ.

Kasama sa mga kasamaang dulot ng Bid-ah ang nabanggit sa Hadith:

(مَا أَحْدَثَ قَوْمٌ بِدْعَةً إِلاَّ رُفِعَ مِثْلُهَا مِنَ السُّنَّةِ)

**"Ang isang pamayanan kapag sila'y gagawa ng isang Bid-ah ay maaalis tulad nito'y isang Sunnah"**

Ibig sabihin ay hindi maaaring magkasabay ang Sunnah at Bid-ah kundi ay itataboy nilang dalawa ang bawa't isa. Ang Sunnah at itataboy niya ang Bid-ah at gayun din ang Bid-ah itataboy niya ang Sunnah. Dahil dito'y sinuman ang gusto niya ng kaligtasan at ng gantimpala ay kinakailangan niyang panghawakan ang Sunnah at anumang inutos ng Allah ﷻ at huwag siyang lilingon sa kung anuman ang sinasabi ng mga tao na wala namang patunay at katibayan. Kaya't kapag dumating sa iyo ang isang tao at kanyang sasabihin na gawin mo ang pagsambang ito dahil ito'y may gantimpala, iyong sasabihin

sa kanya: "ibigay mo sa akin ang Dalil/patunay tungkol jan!". Kapag siya'y merong naipakitang Dalil ay kailangan sundin, ngunit kapag wala siyang naipakita ay tunay na siya'y isang ligaw at manliligaw.

Nararapat sa atin ang mag-ingat lalo na sa panahon ngayon na kung saan ay kumakalat ang Bid-ah nang napakabilis ng dahil din sa kamangmangan ng karamihan sa mga tao. Lalo na't ang mga tao ay gusto nila nang paggawa ng kabutihan at gusto nilang magkaroon ng gantimpala dahil dito'y sinasamantala ito ng mga nagpapakalat ng Bid-ah at kanilang kinakalat sa mga tao ang lasong ito lalo na sa social media sa panahon natin ngayon. At kanilang kinakalat sa social media na gawin mo ang pagsambang ito, ika'y mag-ayuno sa araw na ito, ikaw ay magsalah sa pamaraang ito at ika'y meron malaking gantimpala at kapag ito'y iniwan mo ika'y merong kaparusahan. Kanilang hinihikayat ang mga tao sa paggawa nito at kanilang tinatakot kapag ito'y kanilang iniwan. Hindi lang iyon, bagkus kanila pang inuutos na ikalat ang Bid-ah na ito at kung sinuman ang ikalat niya ito ay meron siyang makukuhang gantimpala kagaya ng kumakalat sa social media. At gayun din ay tinatakot nila ang mga tao na kapag hindi nila ito ikakalat o ipapasa sa iba ay sila'y magkakasala at aasahan nila na merong masamang mangyari sa kanila. Mag-ingat kayo sa kanila! Huwag ninyong tatanggapin ang anumang pagsamba na tinuturo nila, lalo na't sila'y bumabanggit ng mga mahinang Hadith o Hadith na gawa-gawa lamang nila at kasinungalingan.

Mga Alipin ng Allah ﷻ, kailangan ninyong mag-ingat! Sinabi ng Propeta ﷺ:

(مَنْ كَذَبَ عَلَيَّ مُتَعَمِّدًا فَلْيَتَبَوَّأْ مَقْعَدَهُ مِنَ النَّارِ)

**"Sinuman ang gumawa ng kasinungalingan tungkol sa akin nang sinasadya, siya'y uupo sa kanyang upuan sa impyerno"**

Nguni't sila'y niloko ng Shaytan at kanyang niligaw, dahil doon ay nagustuhan nila na sila'y sundin ng mga tao at kanilang pinapalitan ang kanilang Relihiyon at binabago.

Mag-ingat kayo mula sa kanila at mag-ingat kayo sa mga kinakalat sa social media at huwag ninyo itong tanggapin maliban na lamang pagkatapos na magtanong kayo sa mga maalam kung hindi ninyo nalalaman, o kung sakaling alam ninyo ang kahuwarang ito ay kailangan ninyong ipaliwanag sa kanila ang bagay na ito sa pamamagitan ng Qur-an at Sunnah, at huwag ninyo silang hayaan makapaghasik ng Bid-ah. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ بَلۡ نَقۡذِفُ بِٱلۡحَقِّ عَلَى ٱلۡبَٰطِلِ فَيَدۡمَغُهُۥ فَإِذَا هُوَ زَاهِقٞۚ وَلَكُمُ ٱلۡوَيۡلُ مِمَّا تَصِفُونَ ١٨ ﴾ [الأنبياء: 18]

**"Bagkus aming isasaboy ang katotohanan sa kahuwaran at ito'y kanyang aalisin at ito'y maglalaho, at mapasainyo ang kaparusahan dahil sa inyong paglalawaran(sa Kanya ﷻ na meron anak o asawa)**

﴿ وَقُلْ جَآءَ ٱلْحَقُّ وَزَهَقَ ٱلْبَٰطِلُ ۚ إِنَّ ٱلْبَٰطِلَ كَانَ زَهُوقًا ﴿٨١﴾ ﴾ [الإسراء: 81]

**"At sabihin mo( O Muhammad ﷺ) na dumating na ang katotohanan at naglaho na ang kahuwaran, tunay na ang kahuwaran ay (bagay) na maglalaho"**

At ang katotohanan ay nasa inyong harapan Alhamdulillah, ang Aklat ng Allah ﷻat Sunnah ng Propeta ﷺ, at meron kayong mga Iskolar kaya't magtanong kayo sa kanila sa bagay na kinakalat nila at sinasabi nilang mga Bid-ah. At pigilan ninyo ang kanilang mga daan at harangan ninyo sila hangga't sa sila'y aalis sa inyo at kanilang iiwan ang kanilang mga masamang gawain kapag kanilang malaman na walang tatanggap sa kanila at meron pumipigil sa kanila.

Mag-ingat kayo mula sa kanila at kanilang mga Bid-ah. Kasama sa mga gawain nila, ay bawat taon ng Hijri pagkatapos ng buwan ng Dhul-Hijjah sila'y nag-uutos ng mga Zikr, at ng mga pagsamba. Kanilang sinasabi na mag-ayuno kayo sa huling araw ng Dhul-Hijja. At pagkatapos ay binabati nila ang mga tao sa pagdating ng bagong taon kagaya ng pagbati nila sa Eidul Adha at Eidul Fitr, tunay na ang lahat ng ito'y mga kasinungalingan at kalokohan na hindi kalian man inutos ng Allah ﷻ.

Tunay na ang pagdating ng bagong taon ng Hijri ay wala ito kaigihan na itinuro sa atin ng Islam, ngunit ito ay isang terminolohiya lamang na ginawa ng mga Sahaba sa panahon ni Umar t upang magkaroon ng sariling talaan ang mga Muslim, dahil dito'y kanilang napagkaisahan na ang simula ng taong Hijri ay ang buwan ng Muharram at ang huling buwan ay buwan ng Dhul-Hijja at ito'y terminolohiya lamang mula sa kanila at hindi nila ito ginawa para magkaroon dito ng mga kaigihan o mga pagsamba na hindi naman inutos ng Allah ngunit ang mga masasamang tao ay lumikha dito ng mga bagay-bagay na hindi naman inutos ng Allah ﷻ. Kaya't mag-ingat kayo mula dito, ang iba dito'y nakasulat pa at kanilang pinabibigay sa mga tao o maaaring kanilang nilalagay sa mga pintuan ng mga masjid o loob nito. At dito'y may nakasulat na kung sinuman ang ikalat niya ito ay meron siyang gantimpala, na kung saan ang mga tao ay gusto nila ng kabutihan kaya't sila'y naloloko sa mga bagay na ito.

(اللهم أرنا الحق حقا ورزقنا أتباعه، وأرنا الباطل باطلا ورزقنا اجتنابه ولا تجعله ملتبسا علينا فنضل)

**"O Allah ﷻ,ipakita mo sa amin ang katotohanan at biyayaan mo kami ng pagsunod dito, at ipakita mo sa amin ang kahuwaran at biyayaan mo kami ng paglayo dito at huwag mo itong gawing malabo sa amin dahil kami ay maliligaw"**

أقول قولي هذا واستغفروا الله لي ولكم ولجميع المسلمين من كل ذنب فاستغفروه أنه هو الغفور رحيم

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضله وإحسانه، وأشكره على توفيقه وامتنانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمدًا عبده ورسوله صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه وسلم تسليماً كثيرا،

(روى العرباض بن سارية رضي الله تعالى عنه قال وعظنا رسول الله صلى الله عليه وسلم موعظة بليغة وجلت منها القلوب وذرفت منها العيون فقلنا يا رسول الله كأنها موعظة مودع فأوصنا قال: أُوصِيكُمْ بِتَقْوَى اللَّهِ وَالسَّمْعِ وَالطَّاعَةِ وَإِنْ تآمر عليكم عَبْد فَإِنَّهُ مَنْ يَعِشْ مِنْكُمْ فَسَيَرَى اخْتِلاَفًا كَثِيرًا فَعَلَيْكُمْ بِسُنَّتِي وَسُنَّةِ الْخُلَفَاءِ الرَّاشِدِينَ الْمَهْدِيِّينَ من بعدي تَمَسَّكُوا بِهَا وَعَضُّوا عَلَيْهَا بِالنَّوَاجِذِ، وَإِيَّاكُمْ وَمُحْدَثَاتِ الأُمُورِ فَإِنَّ كُلَّ مُحْدَثَةٍ بِدْعَةٌ، وَكُلَّ بِدْعَةٍ ضَلاَلَةٌ وفي رواية: وَكُلَّ ضَلاَلَةٍ فِي النَّار)

Isinalaysay ni Al-Irbad Bin Saariyah: " Kami ay pinayuhan ng Propeta ﷺ ng isang pagpapayo na nagkaroon ng takot ang puso at lumuha ang mga mata dahil dito kaya't aming sinabi, O Propeta ng Allah ﷻ, parang ito'y payo nang nagpapalam kaya't kami ay iyong tagubilinan". Sinabi ng Propeta ﷺ: **"Kayo'y aking pinapayuhan ng pagkatakot sa Allah ﷻ, at nang pakikinig at pagsunod( sa inyong pinuno), kahit pa na ang maging pinuno sa inyo ay isang alipin. Dahil sinuman ang mabuhay pa sa inyo ng matagal ay makikita niya ang napakaraming hindi pagkakaayunan . Kaya't panghawakan ninyo ang aking Sunnah at Sunnah ng mga Khulafa na silang ginabayan ng Allah ﷻ ,na susunod sa akin. Panghawakan ninyo ito at kagatin ninyo ito sa pamamagitan ng inyong mga bagang. At layuan ninyo ang mga bagay na binago (sa Relihiyon) dahil tunay na ang lahat ng bago( sa Relihiyon) ay Bid-ah, at lahat ng Bid-ah ay pagkaligaw". At sa ibang salaysay: "At lahat ng pagkaligaw ay sa apoy"**

At ang Propeta ﷺ kapag siya'y magkhutba ay kanyang sinasabi:

(إِنَّ خَيْرَ الْحَدِيثِ كِتَابُ اللَّهِ وَخَيْرَ الْهَدْيِ هَدْيُ مُحَمَّدٍ صلى الله عليه وسلم وَشَرَّ الأُمُورِ مُحْدَثَاتُهَا، وَكُلَّ بِدْعَةٍ ضَلاَلَةٌ وَكُلَّ ضَلاَلَةٍ فِي النَّار)

**"Tunay na ang pinakamabuting salita ay ang Aklat ng Allah ﷻ, at ang pinakamabuting gabay ay ang gabay ng Propeta Muhammad ﷺ, at ang pinakamasamang bagay ay ang mga bago ( sa Relihiyon), at ang lahat ng Bid-ah ay pagkaligaw, at ang lahat ng pagkaligaw ay sa apoy"**

Pansinin ninyo ang sinabi ng Propeta ﷺ: **"Lahat ng Bid-ah ay pagkaligaw"** nangangahulugan lamang na walang kabutihan sa Bid-ah, walang mabuting Bid-ah bagkus ang lahat ng ito'y kaligawan kaya't inyo itong layuan. At ang bagay na inutos sa atin ng Allah ﷻ at ng Propeta ﷺ ang siyang pinakamabuti sa atin, na siyang kumpletong kabutihan, kaya't sinuman ang gusto niya ng kabutihan ay nandito ang Aklat ng Allah ﷻ at Sunnah ng Propeta ﷺ.Nararapat siyang magsikap para sa mga gantimpala mula sa mga gawain na inutos ng Allah ﷻat ng Propeta ng Allah ﷺ at dapat niyang layuan ang lahat ng Bid-ah dahil kahit pa inubos niya ang buong buhay niya sa paggawa ng Bid-ah ay mapupunta parin siya sa impiyernong apoy at ang kanyang gawain ay pagkaligaw dahil kanyang tinahak ang maling landas, hindi ang landas na inutos ng Allah ﷻ . At kapag siya'y gumawa ng iilang Bid-ah lamang ay siya'y magkakaroon ng kasalanan nakadepende sa laki ng kanyang ginawa, ngunit kinakatakutan na baka ito'y lumaki at dumami at kanyang sisirain ang mga Sunnah na nakapalibot dito. Dahil dito siya'y magiging isang ganap na Mubtadi/taong mapanggawa ng Bid-ah.

O mga Alipin ng Allahﷻ katakutan ninyo ang Allah ﷻ, at mag-ingat kayo sa Bid-ah at huwag ninyo itong balewalain o inyong sasabihin na ito'y gawaing mabuti. Ngunit hindi, sumpa man sa Allah ﷻ, tunay na ang Bid-ah ay kasamaan at hindi kabutihan, tunay na ito'y pagkaligaw at hindi mabuting gawain.

O mga Alipin ng Allah ﷻ katakutan ninyo ang Allah ﷻ, panghawakan ninyo ang inyong Relihiyon, tunay na ang bagay na ito'y mapanganib dahil ang mga nag-aanyaya sa kaligawan ay aktibo sa tulong ng mga bansang Kafir, sila'y kanilang tinutulungan at hinihimok sa bagay na ito upang kanilang masira ang Reliyong ito. Ngunit sinabi ng Allah ﷻ.

﴿وَيَأۡبَى ٱللَّهُ إِلَّآ أَن يُتِمَّ نُورَهُۥ وَلَوۡ كَرِهَ ٱلۡكَٰفِرُونَ ٣٢﴾ [التوبة: 32]

**"At ang Allah ay hindi papayag maliban na Kanyang kukumpletuhin ang kanyang liwanag kahit pa hindi nagugustuhan ng mga hindi mananampalataya"**






SCAN ME

## 47- Ang Panganib Ng Paggaya Sa Mga Hindi Mananampalataya

الخطبة الأولى:

O' mga mananampalaya, mga alipin ng Allah ﷻ katakutan ninyo ang Allah ﷻ. Sapagkat sinuman ang matakot sa Kanya, ay Kanya itong pangangalagaan at gagabayan sa kabutihan ng kanyang pananampalataya at makamundong bagay.

Mga Alipin ng Allah ﷻ, tayo ay isang sambayanan na pinarangalanan ng Allah ﷻ ng Islam at pagsunod sa Sunnah ng pinakamainam sa sangkatauhan. Kung kaya ginabayan tayu ng Allah ﷻ sa tuwid na pananampalataya at tuwid na landas na mag-aakay sa sinomang tatahak nito patungo sa mga Paraiso ng kaligayahan.

Mga alipin ng Allah ﷻ, Tunay na ang Islam ay nagsimula na kakaiba sa sangkatauhan, sa panahon na ang mga tao ay nasa sukdulang kamangmangan, at bulag na kaligawan, hindi alam ang kabutihan at kasamaan, at hindi alam ang katotohanan at kamalian, ni hindi alam ang pinagkaibahan ng gabay at kaligawan. Hanggang sa pinagkalooban ng Allah ﷻ ang sangkatauhan ng paghirang kay Propeta Muhammad ﷺ bilang sugo na magtuturo ng kabutihan,magbabawal ng kasamaan at maggagabay tungo sa matuwid na landas ng Allah ﷻ. Kung kaya minulat ng Allah ﷻ sa kanyang pamamagitan ang pagkabulag, at ginabayan mula sa pagkaligaw, at niliwanag ng Allah ﷻ sa sangkatauhan ang Kanyang matuwid na landas. Kung kaya, walang kabutihan maliban na ito ay kanyang itinuro sa kanyang ummah, at walang kasamaan maliban na lamang na ito ay kanyang ipinagbawal, at tunay na siya ay nawika sa isang mapagkatiwalaang hadith:

(بدأ الإسلام غريبًا، وسيعود غريبا كما بدأ؛ فطوبى للغُرباء)

**"Ang Islam ay nagsimula na kakaiba, at ito rin ay babalik na kakaiba,kung kaya isang malaking gantimpala para sa mga taong kakaiba. [mga taong inaayus ang kasiraan sa kalupaan]."**

Ang Islam ay nagsimula na kakaiba, ang mga puso ay ayaw nito, ang mga tao ay hindi alam ito , sapagkat ang kanilang mga puso ay nababalot ng kaligawan at ang kanilang mga oras ay napupuno ng kamangmangan. Wala silang alam na pananampalataya, hindi nalalaman ang pinagkaibahan ng tama at mali. At pagkatapos ibinalita ng Propeta ﷺ na babalik ang Islam sa ganitong kalagayan kung paano ito nagsimula. At ito ay mangyayari O mga alipin ng Allah sa panahon ng pagkawala ng katuruan ng Islam, at pagdalang ng kaalaman ng mga tao nito. Ito ay nangangahulugan lamang na ang mga puso ay magbabago, at ang mga sarili ay mag'iiba. At dadami sa sangkatauhan, ang kamangmangan sa batas ng Allah ﷻ, kung kaya, ang mga puso ay hindi na tulad ng dating matuwid, at ang mga sarili ay mag-iiba na, dahilan ng pagkalayu nila sa pananampalataya ng Allah ﷻ. Naiulat ni Imam Tabariy sa kanyang aklat mula sa hadith ni Thabit (kalugdan siya nawa ng Allah) na ang Propeta ﷺ ay nagsabi:

(ليأتينَّ على الناس زمانٌ تكون فيه القلوب قلوب الأعاجم)

**"Darating sa mga tao ang panahon na ang mga puso ay magiging puso ng mga hindi mananampalaya".**

Ang tinutukoy dito ay ang puso ng mga muslim ay magiging puso ng mga hudyo at kristyano at iba pang mga angkan ng kaligawan, na ang kanilang mga puso ay mababalotan ng kaligawan at kamalian. At sa hadith na ito , pinapaalam ng Propeta ﷺna darating ang panahon na ang mga puso ng mga muslim ay magiging katulad nila; sa kadahilanan ng kawalan ng kaalaman sa batas ng Allah at dahil sa gawaing panggagaya nila sa mga hindi mananampalaya, panggagaya sa pagdiriwang ng kanilang mga fiesta, kaugalian, pananamit at iba pa na kanilang pansariling ginagawa. At ito ay napakasamang kalagayan o mga alipin ng Allah na kailangan iwasan ng isang muslim na naghahangad ng kabutihan sa kanyang sarili. Naway ilayo tayo ng Allah ﷻat pangalagaan mula sa ganitong Gawain.

Mga alipin ng Allah ﷻ tunay na may isang hadith na naiulat ni Sa'ed Alkhudriy (kalugdan nawa siya ng Allahﷻ) na ang Propeta ﷺ ay nagwika:

(لتتبعُنَّ سَنن مَن كان قبلكم؛ شبرًا شبرًا، ذراعًا ذراعًا، حتى لو دخلوا جُحر ضبٍّ لدخلتموه)

**"katotohanang susundin ninyo ang Gawain ng mga nauna sa inyo, dangkal sa dangkal, bisig sa bisig , hanggang sa kahit na sila ay papasok sa maliit na butas, magagawa niyo parin itong pasukin".**

Hindi ito sinabi ng ating Propeta ﷺ maliban na lamang na pinagbabawalan niya tayong gayahin ang mga hindi mananampalataya, upang tayu ay hindi mahulog sa kapahamakan. Kung kaya nararapat sa isang muslim na narinig at naunawaan ang hadith na ito ay sikaping makaiwas sa gawain ng mga hindi mananampalataya, at paggaya sa kaugalian ng mga kalaban ng Allah ﷻ. At magiging mahigpit ang pagpapatupad ng utos na ito sa ating panahon na naging bukas sa mga tao ang gawaing kinaugalian ng mga hindi mananampalaya. Ang mga mananampalatayang mga bahay ay napapasukan ng mga katuruan ng mga hindi mananampalataya sa pamamagitan ng mga telebisyon, internet at babasahing imoral. Nang dahil dito mga alipin ng Allah nadudumihan ang mga kaisipan, nasisira ang mga utak , nawawasak ang pananampalataya, naguguho ang mga magagandang asal, at nahuhulog ang mga tao sa panggagaya sa mga hindi mananampalataya, at tunay na ang Propeta ﷺ ay nagsabi:

(مَن تشبَّه بقومٍ، فهو منهم)

**"Sinuman ang manggaya sa isang sambayanan,ay katotohanang siya ay katulad nila".**

At ito ay isang napalaking trahedya sa sinumang gumagawa nito. Kaya sinuman ang gumagaya sa mga hindi mananampalataya, at nanatili sa paggaya sa kanila hanggang sa binawian ng buhay, katotohanang ibabangon siya ng Allah na nasa kanilang hanay "naway ilayo tayu ng Allah sa ganitong kalagayan". Ang Allah ay nagwika :

﴿ ٱحۡشُرُواْ ٱلَّذِينَ ظَلَمُواْ وَأَزۡوَٰجَهُمۡ ٢٢ ﴾ [الصافات: 22]

**"Tipunin ninyo nang sama-sama ang nagsigawa ng kamalian, gayundin ang kanilang mga kasama".**

Ibig sabihin , ang bawat tao ay babanguning muli sa araw ng paghuhukom kasama ng mga taong gumagawa ng kanyang parehong Gawain. At gayundin sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَإِذَا ٱلنُّفُوسُ زُوِّجَتۡ ٧ ﴾ [التكوير: 7]

**" At kapag ang mga kaluluwa ay muling ibabalik sa kani-kanilang mga katawan"** Sinabi ng ilan sa mga dalubhasa sa tafsir: " ito ay nangangahulugan din na ang mga taong magkakatulad ng gawain ay titipunin ng sama-sama sa araw ng paghuhukom." Kung kaya sino ang masisiyahan sa kanyang sarili na ibibilang sa mga hindi mananampalataya sa araw ng paghuhukom ng dahil lamang sa panggagaya sa kanya at pagkahanga? . naway ilayo tayu ng Allah sa ganitong kalagayan.

Mga alipin ng Allah , katotohanang ito ay isang napalaking trahedya ,sa tuwing makikita mo sa mga anak ng mga muslim na mayroong nagsusuot ng damit na may simbolo ng mga kuffar at mga masasamang mga tao, kahit sa kanilang pagtulog ay dala-dala nila ang ilan sa mga simbolo at larawan ng mga kuffar sa likuran at harapan. At ang mas masakit pa nito, ay hindi binibigyang pansin ng ilan sa mga kabataan ang kasuotang may larawan ng krus, audhu billah! nasaan ang ating mga pag'iisip? Nasaan ang ating karangalan? Nasaan ang ating dangal? Nasaan ang ating paghawak sa ating pananampalataya? Nasaan ang ating pag'iiwas sa mga kalaban ng Allah ﷻ?

At dito mas hihigpit ang responsibilidad ng mga bumibili at nagtitinda ng mga damit na katakutan nila ang Allah ﷻ sa kabataang mga muslim. Nakakalungkot na dumating sa punto na ang matuwid na muslim at relihiyosung magulang, kapag pupunta sa pamilihan upang bumili ng mga matitinong damit para sa kanyang mga anak ay halos walang matagpuan, dahil sa kumakalat ang fitnah sa pananamit ng karamihan sa mga tao at panggagaya nila sa mga kuffar. Kung kaya ang nararapat sa ay magkaroon ng karangalan sa ating relihiyon,panghawakan natin ang ating katuruan, at pangalagaan natin ang ating dangal upang tayu ay mapalayu sa gawaing ito na mag'aakay sa atin tungo sa kapahamakan dito sa mundo at sa kabilang buhay.

الخطبة الثانية:

Mga alipin ng Allah, katotohanan na kapag ang puso ay nawalan ng ilaw at nilayuan ng liwanag na kung saan ito ang QUr'an at Sunnah ng Propeta ﷺ ay tuluyan itong mababalutan ng kadiliman, hanggang sa hindi na makakakita ng gabay at katotohanan, kung kaya kinakailangan ng isang muslim na naghahangad ng pagkaayos ng kanyang sarili ay manalangin sa Allah ﷻna pangalagaan ang kanyang puso mula sa ganitong fitnah at mula sa kapahamakan na maidudulot. Nabanggit sa hadith na kabilang sa dakilang dua na dapat sabihin ng muslim sa kanyang panalangin ang pagsabi ng :

(اللهم إني أعوذ بك من منكرات الأخلاق، والأهواء والأدواء)

**" Allahumma inni audhu bika min munkaratil akhlaq, wal ahwa, wal adwa."**

**"Oh Allah , tunay na ako ay nagpapakopkop sa Inyo mula sa mga kasamaan ng kaugalian,mga pagnanasa at mga sakit"**

Dahil ang mga kasamaan ng kaugalian,mga pagnanasa at mga sakit ay kapag bumalot sa mga puso,katotohanang mabubulag ito sa katotohanan, at babagsak sa kaligawan "audhu billah". Kaya nararapat sa atin na ituwid ang ating mga sarili sa paghawak ng ating pananampalataya at pagsunod sa Sunnah ng ating Propeta ﷺ at layuan ang mga ganitong bagay na mag'aakay sa atin tungo sa kapahamakan dito sa mundo at sa kabilang buhay.

Mga alipin ng Allah, ang tunay na matalino ay ang sinumang iniingatan ang kanyang sarili at nagsumikap gumawa ng kabutihan para maging baon sa kanyang kamatayan. At ang tunay na mahina ay ang sinunod ang luho ng kanyang sarili at naghangad sa Allah ﷻ ng gantimpala na walang kilos at gawa .

At alamin ninyo na ang pinakamakatotohanang salita ay salita ng Allah ﷻ at ang pinakamainam na katuruan ay katuruan ni Propeta Muhammad ﷺ at ang pinakamasama

sa lahat ng mga bagay ay ang mga bagong katuruan na taliwas sa turo ng Islam, at ang lahat nayon ay tinatawag na bid'ah at ang lahat ng bid'ah ay pagkaligaw.






## 48- Ang Kulam

### الخطبة الأولى:

إنَّ الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره، ونعوذ بالله من شرور أنفسنا ومن سيئات أعمالنا من يهده الله فلا مضل له، ومن يضلل فلا هادي له، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمدا عبده ورسوله

O aking mga kapatid, katotohanan na ang isa sa pinaka malaking bagay na mapapakinabangan ng isang alipin mula sa mga kaalaman ay ang kaalaman na konektado o patungkol sa kaisahasan ng Allah ﷻ ang (tawheed), at ang paniniwala dito ang mga naipangako ng Allah ﷻ sa kanyang mga alipin na sumasamba sa kaisahan ng Allah ﷻ ay pawang katotohanan at katiyakan na mangyayari, at ang mga naipangako ng Allah ﷻ sa mga mapagtambal ay pawang mga katotohanan at katiyakang ito ay mangyayari. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَٱعۡلَمۡ أَنَّهُۥ لَآ إِلَٰهَ إِلَّا ٱللَّهُ ١٩ ﴾ [محمد: 19]

**"Alamin mo O Muhammad [ﷺ] katotohanan na ang Allah ay ang nag-iisang Diyos."**

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(أُمِرتُ أن أُقاتِلَ النَّاسَ حتى يَشهَدوا أنْ لا إلهَ إلَّا اللهُ، وأنَّ مُحمَّدًا رسولُ اللهِ، ويُقيموا الصَّلاةَ، ويُؤتوا الزَّكاةَ، فإذا فعَلوا ذلك عَصَموا منّي دماءَهم وأموالَهم إلَّا بحقِّ الإسلامِ، وحِسابُهم على اللهِ)

**"Inutusan ako ng Allah na makipag digmaan hanggang sa sila ay sumaksi na walang ibang diyos na karapat dapat sambahan maliban sa Allah, at hanggang sa itayo nila ang pagdarasal, pagbibigay ng obligadong kawang gawa, at kapag ito ay kanilang naisagawa, magiging ligtas mula sa akin ang kanilang dugo at kayamanan maliban na lamang sa karapatan ng islam. Katotohanan na ang paghusga sa kanila ay tanging sa Allah lamang"**

Dahil katotohanan na ang kaisahan ng Allah ﷻ at ang pananampalataya sa Kanya ay proteksyon ng tao upang makaiwas sa pagkaligaw, pagkalugi, tawag ng pagnanasa at

itong paniniwala na ito ay magdadala sa tao sa pagtahak sa matuwid na landas dito sa mundo at maging sa paglisan niya dito sa mundong ibabaw. Kung ganon ay mabubuhay siya na palagian niyang sinusuri ang kanyang sariling mga gawa, at maiintindihan niya ang mga mapanganib na bagay na nasa kanyang kapaligiran.

Katotohanan na isa sa mga bagay na maaring makapag ligaw at makasira sa tao ay ang paggawa ng salamangka o pangkukulam kung saan ito ay kabilang sa pitong malalaking kasalanan sa pananampalatayang Islam na makapag papalabas sa isang Muslim sa pananampalatayang Islam na nabanggit at naipaliwanag ng ating mahal na Propeta ﷺ. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(اجتَنِبوا السَّبعَ الموبقاتِ. قالوا: يا رسولَ اللهِ: وما هُنَّ؟ قال: الشِّرْكُ باللهِ، والسِّحرُ، وقتلُ النَّفسِ الَّتي حرَّم اللهُ إلَّا بالحقِّ، وأكلُ الرِّبا، وأكلُ مالِ اليَتيمِ، والتَّولِّي يومَ الزَّحفِ، وقذفُ المحصَناتِ المؤمناتِ الغافلاتِ)

**"Iwasan ninyo ang pitong mga malalaking kasalanan"** Kanilang sinabi: ano po ang mga ito o Sugo ng Allah? At kanyang sinabi**: "Ang pagtatambal sa Allah, ang pangkukulam, ang pagkain ng patubo, ang pagkain ng kayamanan ng mga ulila, ang pagtakbo o pagiging duwag sa araw ng labanan, at ang pagbibintang sa mananampalatayang babae ng pakikiapid"**

Ang pangkukulam ay pagkahumaling o pagkagusto, mga salita na binibigkas at mga panggagamot at iba pang mga bagay na nakapagdudulot ng sakit sa katawan at nakakaapekto o nakakasakit sa puso ng tao. Maaari ding makapatay at magsanhi ng paghihiwalay ng mag-asawa. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَيَتَعَلَّمُونَ مِنْهُمَا مَا يُفَرِّقُونَ بِهِۦ بَيْنَ ٱلْمَرْءِ ﴾ [البقرة: 102]

**"Nagsanay at nag-aral silang mga tao mula sa dalawang anghel ng bagay na makapag sasanhi ng paghihiwalay ng mag-asawa"**

Itong bagay na ito ay pagtatambal na makakasira sa paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ. Dahil ito ay pagpapakupkop sa iba liban sa Allah ﷻ. Ganun din ang paniniwala na ang

isang mangkukulam ay nakakapag bigay ng kabutihan at nakakapigil ng kasamaan ito ay pagtatambal sa Allah ﷻ. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَن أتى كاهِنًا، أو عرّافًا، فصَدَّقَه بما يَقولُ، فقد كفَرَ بما أُنزِلَ على محمدٍ)

**"Sinuman ang magtungo sa mangkukulam o manghuhula at pinaniwalaan niya ang mga ito sa kanilang mga sinabi, katotohanan siya ay tumanggi at nagtakwil sa ibinaba kay Muhammad ﷺ."**

Ang pagpunta sa mangkukulam at paniniwala sa kanya ay nangangahulugan ng pag-amin ng isang tao na ang mangkukulam ay may kakayahan sa paggawa ng mga bagay na hindi maaring taglayin ng isang tao lamang. Dahil walang may ibang kakayahan na gumawa ng mga bagay maliban na lamang sa Tagapaglikha ﷻ, nangyayari din dito ang pagpapaubaya sa iba maliban sa Allah ﷻ dahil sa mga bagay na ninanais ng isang tao. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَن تعلَّقَ شَيئًا وُكِلَ إليه)

**"Sinuman ang nagsabit ng bagay sa kanyang katawan siya ay ipinaubaya ng Allah dito"**

Ganun din ang pagpunta sa mga mangkukulam ay nangangahulugan ng paniniwala sa kanila na kaya nilang malaman ang mga lihim o tagong bagay na tanging ang Allah ﷻ lamang ang may kakayanan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُل لَّا يَعۡلَمُ مَن فِي ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَٱلۡأَرۡضِ ٱلۡغَيۡبَ إِلَّا ٱللَّهُۚ وَمَا يَشۡعُرُونَ أَيَّانَ يُبۡعَثُونَ ٦٥ ﴾ [النمل: 65]

**"Sabihin mo o Muhammad[ﷺ] walang ibang nakakaalam ng mga tago o lihim na mga bagay sa kalangitan at kalupaan maliban na lamang sa Allah."**

Dumami na ang mga bagay na nagdudulot ng pagtatambal at kumakalat ito sa panahon na ito at nagiging mahina ang pananampalataya ng isang Muslim. Nilalayuan nila at

inaabanduna ang kaisahan ng Allah ﷻ, iniiwanan nila ang pag-aaral ng Islam, ang pamumuhay sa Islam at ang pag-alaala sa Allah ﷻ. Ang pagiging masagana sa buhay ay nagtatakip sa mata ng tao para makita ang katotohanan, ito rin ay isa sa mga bagay na nakakapag dulot ng pagkaligaw mula sa kaisahan ng Allah ﷻ, paghahangad ng lubos at subra-subra at ang isa sa pinaka malinaw na bagay na nagagawa ng isang tao dahil sa subrang paghahangad ay ang pagpunta sa mga mangkukulam at manghuhula. Katotohanan na ipinagbabawal ng Islam ang pangkukulam, ang pag-aaral nito at ang pagpunta sa mga taong nagsasagawa nito at ito ay isa sa mga bagay na nakakasira ng paniniwala sa kaisahan ng Allah ﷻ dahil sa pagiging dahilan nito upang dayain ang karapatan ng Allah ﷻ, at paggugol ng pagsamba liban sa Allah ﷻ, at pagpapantay ng nilikha sa lumikha na kung saan ito ang paniniwala ng tao na naniniwala sa mangkukulam at paniniwala ng isang tao na ang mangkukulam ay may kakayahan na makita ang mga lihim o tagong mga bagay at paniniwala nila na ang mangkukulam ay may kakayahan na makapag-alis ng masama at makapag dulot ng mabuti. Ilan na ba ang karapatan ng mga tao na nasira dahil sa kulam? Ilan na ba ang napatay, nagkasakit, nasiraan ng bait, nagkahiwalay at naging magka-away ng dahil sa kulam? At itong mga ito ay pagmamalabis at kasiraan sa sangkalupaan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَلْقِ مَا فِي يَمِينِكَ تَلْقَفْ مَا صَنَعُوٓاْۖ إِنَّمَا صَنَعُواْ كَيْدُ سَٰحِرٖۖ وَلَا يُفْلِحُ ٱلسَّاحِرُ حَيْثُ أَتَىٰ ٦٩ ﴾ [طه: 69]

**"At hindi magtatagumpay ang mangkukulam kahit anung pamamaraan pa man ang kanyang gawin."**

Sinabi ng anak ni Qudamah kaawan nawa sila ng Allah ﷻ: "Katotohanan na ang pag-aaral at pagtuturo ng pangkukulam ay ipinagbabawal, wala tayong alam na sumasalungat sa pagbabawal nito sa pagitan ng mga maalaman."[Librong Mugniy]

Sinabi rin ni Imam Nawawi kaawaan nawa siya ng Allah ﷻ: "Ang pag-aaral at pagtuturo ng pangkukulam ay bawal." [Librong Minhaj]

Sinabi ni Shiekh Assa'diy kaawaa nawa siya ng Allah ﷻ: "Ang pangkukulam ay pumapasok sa pagtatambal sa Allah ﷻ sa pamamagitan ng dalawang panig. Una ay ang panig na may nangyayaring paggamit sa mga demonyo at pakikipag-ugnayan sa kanila, at maari rin na mapalapit sila sa mga demonyo dahil sa bagay na inaalay nila na gusto ng

mga demonyo, dahil dito nagsisilbi ang demonyo sa kanila at binibigay ang mga hinihingi nila. Pangalawa ay ang panig kung saan nag-aangkin ang mangkukulam ng kakayahan na malaman ang mga hinaharap at lihim na bagay at nag-aangkin din na may kakayahan sa bagay na tanging sa Allah ﷻ lamang nararapat. Katotohanan ang mga ito ay daan patungo sa paglabas sa islam at sa pagtatambal sa Allah ﷻ."

Sinabi ng ibno Uthaymin kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: "Ang pag-aaral ng pangkukulam ay bawal, bagkus ito ay paglabas mula sa Islam na kung saan nagiging dahilan upang magpaubaya ang isang tao sa mga demonyo".

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱتَّبَعُواْ مَا تَتۡلُواْ ٱلشَّيَٰطِينُ عَلَىٰ مُلۡكِ سُلَيۡمَٰنَۖ وَمَا كَفَرَ سُلَيۡمَٰنُ وَلَٰكِنَّ ٱلشَّيَٰطِينَ كَفَرُواْ يُعَلِّمُونَ ٱلنَّاسَ ٱلسِّحۡرَ ﴾ [البقرة: 102]

**"At sinunod ng mga tao ang mga sinabi ng mga demonyo noong kapanahonan nang paghahari ni Sulayman, katotohanan na hindi nagtambal si Sulayman ngunit ang mga demonyo ay nagtambal sa Allah at tinuruan nila ang mga tao nang pangkukulam."**

Ang pag-aaral ng ganitong uri ng kaalaman ay nakapagdudulot ng pagpapaubaya sa mga demonyo na kung saan ito ay pagtatambal, at ang paggamit din nito ay pagtatambal at ito ay pagmamalabis sa mga nilikha. Ito ang ilan sa mga katibayan sa pagbabawal ng pangkukulam. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَقَدۡ عَلِمُواْ لَمَنِ ٱشۡتَرَىٰهُ مَا لَهُۥ فِي ٱلۡأٓخِرَةِ مِنۡ خَلَٰقٖۚ وَلَبِئۡسَ مَا شَرَوۡاْ بِهِۦٓ أَنفُسَهُمۡۚ لَوۡ كَانُواْ يَعۡلَمُونَ ﴾

[البقرة: 102]

**"At napakasama ang ginawa nilang pagbenta sa kanilang mga sarili bilang kapalit ng Pangkukulam at paglabag. Ipinagpalit nila ito sa tamang pananampalataya at pagsunod sa Sugo, kung nababatid lamang nila ang mga pagpapaalala sa kanila ay hindi nila ito ipagpapalit."**

Katotohanan na nalaman ng mga hudyo na kung sinuman ang nalugod sa pangkukulam ay lumabag sa batas ng Allah ﷻ at wala siyang magiging kapartida sa

kabilang buhay, dahil sa pagbenta niya sa kaniyang rilihiyon kapalit ng makamundong pamumuhay at ito ay isang pangakong tunay na mangyayari. Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ يُؤْمِنُونَ بِٱلْجِبْتِ وَٱلطَّٰغُوتِ ۝٥١ ﴾ [النساء: 51]

**“Naniniwala sila sa kulam at sa mga demonyo”**

Sinabi ni Umar kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: “Ang (Jibt) ay kulam at ang (Taghuot) ay demonyo. Tinutukoy ng Allah ﷻ dito sa talata na ito ay ang katibayan na ang ibang Hudyo ay pinaniwalaan nila ang kulam kung saan napapaloob dito ang gawain ng mangkukulam’ Nabanggit ni Propeta Muhammad ﷺ na ‘**iwasan ninyo ang pitong bagay’** at isa na dito ang pangkukulam, ito ay pagmamalabis sa sarili, kayamanan at ari-arian higit sa lahat ito ay kalapastanganan sa karapatan ng Allah ﷻ na sambahin Siya ng nag-iisa.

May mga kasamaan na naidudulot ang pangkukulam sa mga mangkukulam at sinuman ang pumunta sa kanila sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ليس مِنَّا مَنْ تَطَيَّرَ ولَا مَنْ تُطُيِّرَ لَهُ ، أَوْ تَكَهَّنَ أَوْ تُكُهِنَ لَهُ)

**“Hindi kabilang sa atin ang mga nagtatanong at naniwala sa pamahiin sa ibon at mga manghuhula at nagpapahula at ang nangkukulam at nagpapakulam”**

O aking mga kapatid na mga mananampalataya, katotohanan na yaong mga mangkukulam ay may mga palatandaan na maaring malaman dito na sila ay nagsasagawa ng nito, at kapag nalaman natin ang mga palatandaan na ito maaring maiwasan natin ang makasalamuha sila. Ang ilan sa mga palatandaan na ito ay:

- -Pagtatanong ng mangkukulam sa pangalan ng tao na pupunta sa kanya o pagtatanong nito patungkol sa pangalan ng nanay ng mga taong pumupunta sa kanya.
- -Ang pagbulong ng isang tao ng mga salitang hindi maintindihan, mga salita na kakaiba at maari ding nagsusulat siya ng mga pangungusap na hindi maunawaan.
- -Ang paghingi sa mga pumupunta sa kanya ng mga damit o mga bagay na pagmamay-ari ng taong gusto nilang pinsalain.
- -Pagbabasa ng mga kakaibang salita.

- -Pagbibigay sa taong may sakit ng papel na ilalagay sa isang lugar o susunugin ito at gagamitin ang usok nito.
- -Pagbibigay sa taong may sakit ng mga bagay na isinusuot at isinasabit sa katawan.
- -Paghiling na magkatay ng isang uri ng ibon o hayop at pagbuhos ng dugo nito sa mga piling lugar sa pamamagitan ng naiibang pamamaraan at ang lahat ng ito ay walang kasamang pagsambit sa pangalan ng Allah ﷻ.
- -Ang pagsulat ng kakaibang itsura at pagbibigay nito sa taong may sakit.
- -Ang pakikipag usap sa taong may sakit ng pribado at masinsinang usapan patungkol sa buhay ng may sakit.
- -Ang paghingi ng mga bagay mula sa may sakit katulad na lamang ng buhok, kuko at damit.

Aking mga kapatid na nananampalataya sa kaisahan ng Allah ﷻ. Mapapagtanto natin sa mga ating nabanggit na ang pagpunta sa mangkukulam at paniniwala sa kanila ay ipinagbabawal ng Islam, katotohanan na ang kanilang mga gawa at mga salita ay pawang kasinungalingan at panghuhula sa mga lihim na bagay. Ang pagbabaubaya ay ipinagbabawal maliban na lamang ang pagbabaubaya sa Allah ﷻ, kung saan ang pagpapaubaya sa iba liban sa Allah ﷻ ay nag-aakay sa isang tao patungo sa matinding pagkaligaw. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَن أتَى عَرَّافًا فَسَأَلَهُ عن شيءٍ، لَمْ تُقْبَلْ له صَلاةٌ أرْبَعِينَ لَيْلَةً)

**"Sinuman ang pumunta sa manghuhula at tinanung niya ito ng mga bagay, hindi tatanggapin mula sa kanya ang kanyang pagdarasal sa loob ng apat-napong araw."** (iniulat ni Ahmad)

Sinabi pa niya ﷺ:

(ومَن أتى ساحرًا أو كاهنًا أو عرَّافًا، فصدَّقه بما يقولُ؛ فقد كفَرَ بما أُنْزِلَ على محمَّدٍ صَلَّى اللهُ عليه وسلَّمَ)

**"Sinuman ang pumunta sa manghuhula at pinaniwalaan niya ito sa kanyang mga sinasabi, katotohanan na nakagawa siya ng pagtalikod sa naibabang rebelasyon kay Muhammad ﷺ.** (Naiulat ni Muslim)

بارك الله لي ولكم بالقرآن العظيم، ونفعني وإياكم بما فيه من الآيات والذكر الحكيم قلت ما سمعتم، وأستغفر الله لي ولكم، فاستغفروه، إنه هو الغفور الرحيم

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله وحده والصلاة والسلام على من لا نبي بعده، أما بعد

Mga alipin ng Allah ﷻ, katotohanan na ang pinakamabisang gamot at pangtanggal ng kulam ay ang mga gamot na nanggagaling mula sa Allah ﷻ, katotohanan ito ay gamot na mainam at mabisa. Ang kulam ay epekto ng mababang uri at masamang kaluluwa. Ang pangprotekta at pamigil mula sa mga ito ay sa pamamagitan ng mga pag-alaala sa Allah ﷻ, pagbabasa ng mga talata ng banal na Qur'ann at paghiling mula sa Allah ﷻna nagiging sanhi ng pagkasira at pagkawalang bisa ng mga bagay na dulot at epekto ng kulam. Katotohanan na tinuruan din tayo ni Propeta Muhammad ﷺkung paano natin maprotektahan ang ating mga sarili laban sa kulam sa pamamagitan ng mga nakasaad sa ating batas at mga dasal na nabanggit ni Propeta Muhammad ﷺ. Ilan sa mga ito ay ang:

- Pagbasa o pagbigkas ng tatlong beses ng (Suratu Al-ikhlas, Falaq, at Annas) sa umaga at gabi at bago matulog.
- Pagbasa o pagbigkas ng talata ng (Kursiy).
- Pagbasa o pagbigkas ng dalawang huling talata ng (Suratu Albaqarah).

Dahil sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَن قَرَأَ بالآيَتَيْنِ مِن آخِرِ سُورَةِ البَقَرَةِ في لَيْلَةٍ كَفَتاهُ)

**"Sinuman ang bumasa ng dalawang huling talata mula sa Suratu Albaqarah sa gabi, katotohanan itong dalawang talata na ito ay sapat na sa kanya.' (Sapat na sa lahat ng uri ng kasamaan.")** (Naiulat ni Bukhari)

Ilan pa sa mga panalangin ni Propeta Muhammad ﷺ:

(باسمِ اللهِ الذي لا يضُرُّ مع اسْمِه شَيءٌ في الأرضِ، ولا في السَّماءِ، وهو السَّميعُ العَليمُ، ثلاثَ مرَّاتٍ)

**“Sa pamamagitan ng pangalan ng Allah kung saan walang sinumang makakapaminsala mula sa kalupaan at kalangitan habang kaakibat ang pangalan Niya, katotohanan ang Allah ang lubos na nakakarinig at lubos na nakakakita” tatlong beses sa umaga at hapon.** (Naiulat ni Abu Dawud)

Sinabi pa niya ﷺ:

(أعوذُ بكلماتِ اللهِ التَّامَّاتِ من شرِّ ما خلق)

**“Nagpapakupkop ako sa mga kumpletong salita mula sa Allah laban sa mga masasamang nilikha.” Tatlong beses sa umaga at gabi.** (Naiulat ni Abu Dawud)

Sinabi pa niya ﷺ:

(أعُوذُ بكَلِمَاتِ اللَّهِ التَّامَّةِ، مِن كُلِّ شيطَانٍ وهَامَّةٍ، ومِنْ كُلِّ عَيْنٍ لَامَّةٍ)

**"Nagpapakupkop ako sa kumpletong mga salita mula sa Allah laban sa lahat ng mga demonyo, mga insekto na makamandag at laban sa mga matang nagdudulot ng usog."**(Naiulat ni Bukhari)

Sinabi pa niya ﷺ:

(أعوذُ بكَلِماتِ اللهِ التَّامَّاتِ الَّتي لا يُجاوِزُهنَّ بَرٌّ ولا فاجِرٌ مِن شَرِّ ما خلَقَ وذرَأَ وبرَأَ، ومِن شَرِّ ما يَنْزِلُ مِن السَّماءِ، ومِن شَرِّ ما يَعرُجُ فيها، ومِن شَرِّ ما ذرَأَ في الأرضِ، ومِن شرِّ ما يخرُجُ مِنها، ومِن شرِّ فِتَنِ اللَّيلِ والنَّهارِ، ومِن شرِّ كلِّ طارقٍ إلَّا طارِقًا يَطرُقُ بخيرٍ يا رَحمنُ)

**“Nagpapakupkop ako sa kumpletong mga salita ng Allah kung saan hindi maaring subrahan o pantayan nang pagsunod at pagsuway laban sa mga masasamang nilikha, nawa’y protektahan laban sa mga masasamang bagay na nanggagaling mula sa kalangitan at nalalaglag mula rito, at laban sa mga masasamang nilikha na lumalabas sa kalupaan, at laban sa masasamang bagay na maaring maidulot ng bituin sa kailaliman ng gabi at araw maliban na lamang sa mga mabubuting bagay na mua sa Allah.”**( Naiulat ni Nasa’iy).

Ilan pa sa mga protektsyon mula sa kasamaan ng pangkukulam ay:

- Ang paghiling ng palagian sa Allah ﷻ.
- Nararapat din ang pagbibigay ng halaga sa mga oras na maaring tugunan ng Allah ﷻang kahilingan ng sinuman nang-agaran, kagaya ng huling ikatlong bahagi ng gabi, sa sandaling nakalapat ang noo sa pagpapatirapa, sa mga huling bahagi ng pagdarasal, sa huling oras ng araw ng Biyernes, ang paghiling sa Allah ﷻ para sa mga magulang at habang naglalakbay.

At ang ilan pa sa mga bagay na makakagamot sa bisa ng kulam ay ang pagkain ng pitong butil ng datiles na tinatawag na (Ajwah) tuwing umaga. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(مَن تَصَبَّحَ بسَبْعِ تَمَراتٍ عَجْوَةً، لَمْ يَضُرَّهُ ذلكَ اليومَ سُمٌّ، ولا سِحْرٌ)

**"Sinuman ang nag-umagahan ng pitong butil ng datiles na kung tawagin ay (Ajwah), hindi siya mapapahamak sa araw na iyon mula sa lason at kulam"**

Sinabi ni Sheikh Bin Baz kaawaan nawa siya ng Allah ﷻ:

"At ilan sa mga mabibisang gamot ng kulam pagkatapos nitong tumama sa tao, ay ang pagkuha ng dahon ng berdeng (Sidr) at pipitpitin ito sa pamamagitan ng bato o iba pang maaring ipang durog dito, ilalagay ito sa balde na may tubig na sasapat upang ipaligo at babasahan ito ng:

Ayatu Alkursiy, Suratu Al'ikhlas, SuratuAl'falq, Suratu Alkafiroon, Suratu Annas at ang mga talata na patungkol sa kulam na makikita sa (Suratu al'a'raf 117,118,119) ito ay ang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ۞ وَأَوۡحَيۡنَآ إِلَىٰ مُوسَىٰٓ أَنۡ أَلۡقِ عَصَاكَۖ فَإِذَا هِيَ تَلۡقَفُ مَا يَأۡفِكُونَ ۝١١٧ فَوَقَعَ ٱلۡحَقُّ وَبَطَلَ مَا كَانُواْ يَعۡمَلُونَ ۝١١٨ فَغُلِبُواْ هُنَالِكَ وَٱنقَلَبُواْ صَٰغِرِينَ ۝١١٩ ﴾ [الأعراف: 117-119]

**"At Aming ipinahayag kay Musa na ihagis mo ang iyong tungkod na kung kaya, ito ay kanyang inihagis at kaagad nitong nilamon ang anuman na kanilang (Mga salamangkero) mga pinaghahagis. Na kung kaya, lumitaw ang katotohanan at naging malinaw sa sinumang naging testigo at dumalo at katiyakang siya ay Sugo ng Allah na nag-aanyaya tungo sa katotohanan, at nawalan ng saysay ang kanilang mga kasinungalingan na pinaggagawa. Na kung kaya, natalo ang lahat ng mga**

salamangkero roon sa lugar na kanilang pinagtipunan, at umalis si Fir'awn at ang kanyang tagasunod na mga talunan."






**49- Ang Kabutihan ng Pag-aasawa at Agarang Pagsagawa nito**

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله على فضله وإحسانه، أعطى كل شيء خلقه ثم هدى، أحمده وله الحمد في الآخرة والأولى، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، له الأسماء الحسنى، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله النبي المصطفى، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه الأئمة النجباء، وسلم تسليما كثير، أما بعد:

O Sangkatauhan, katakutan ninyo ang Allah ﷻ at inyong alamin na ang pag-ingat at pag-alaga sa maselang bahagi ( ari ng lalaki at babae) ay isa sa mga napakahalagang ipinag-utos ng Shariah na pangalagaan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلَّذِينَ هُمۡ لِفُرُوجِهِمۡ حَٰفِظُونَ ۝٥ إِلَّا عَلَىٰٓ أَزۡوَٰجِهِمۡ أَوۡ مَا مَلَكَتۡ أَيۡمَٰنُهُمۡ فَإِنَّهُمۡ غَيۡرُ مَلُومِينَ ۝٦ فَمَنِ ٱبۡتَغَىٰ وَرَآءَ ذَٰلِكَ فَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡعَادُونَ ۝٧ ﴾ [المؤمنون: 5-7]

**“At yaong mga nangangalaga ng kanilang maseselang bahagi [ng katawan mula sa bawal na pagtatalik]. Maliban sa kanilang mga asawa o yaong taglay ng kanilang kanang kamay, sapagka’t katotohanan sila ay hindi pananagutin. Nguni’t sinuman ang naghahanap nang higit pa riyan, samakatwid, sila yaong mga mapanlabag.”**

At sinabi ng Propeta ﷺ:

(يا معشر الشباب من استطاع منكم الباءة فليتزوج فإنه أغض للبصر وأحصن للفرج)

**“O Kayong kabataan, sinuman sa inyo ang merong kakayanan sa pag-aasawa ay dapat siyang mag-asawa, dahil tunay na ito’y proteksiyon mula sa paningin ng haram at proteksiyon sa maselang bahagi ng katawan”**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَنكِحُواْ ٱلۡأَيَٰمَىٰ مِنكُمۡ وَٱلصَّٰلِحِينَ مِنۡ عِبَادِكُمۡ وَإِمَآئِكُمۡۚ إِن يَكُونُواْ فُقَرَآءَ يُغۡنِهِمُ ٱللَّهُ مِن فَضۡلِهِۦۗ وَٱللَّهُ وَٰسِعٌ عَلِيمٞ ۝٣٢ ﴾

[النور: 32]

**“At inyong pakasalan ang mga malalayang [walang asawang] kabilang sa inyo at ang mga matutuwid na kabilang sa inyong mga [lalaki at babaing] alipin. At kung sila man**

**ay mahihirap, sila ay pagyayamanin ng Allah mula sa Kanyang mga biyaya, at ang Allah ay Tigib ng Kasaganaan, Maalam."**

At ang mga patunay mula sa Qur-an sa paghimuk sa pag-aasawa ay napakarami dahil sa napakaraming kabutihang bunga nito at ang pinakauna sa lahat ng ito'y bilang proteksiyon sa maselang bahagi ng lalaki at babae mula sa haram na gawain. At ganun din isa sa mg kabuhtihan nito'y ang pagkakaroon ng mga anak na siyang dahilan ng pagdami ng mga Ummah, nabanggit ng Propeta ﷺ:

(تزوجوا الودود الولود فإني مكاثر بكم الأمم يوم القيامة)

**"Inyong pakasalan ang babaeng mapagmahal at marami kung manganak, dahil tunay na aking ipagmamalaki dahil sa inyo ang dami ng aking Ummah sa kabilang buhay"**

At kasama rin sa kabutihang dulot ng pag-aasawa ay ang pagkakaroon ng pagtulungan sa pagitan ng mag-asawa sa pagtayo ng pamilya at ang paggasta ng lalaki sa kanyang asawa. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱلرِّجَالُ قَوَّٰمُونَ عَلَى ٱلنِّسَآءِ بِمَا فَضَّلَ ٱللَّهُ بَعۡضَهُمۡ عَلَىٰ بَعۡضٖ وَبِمَآ أَنفَقُواْ مِنۡ أَمۡوَٰلِهِمۡۚ ﴾ [النساء: 34]

**"Ang mga lalaki ay tagapaglingap ng mga babae sa pamamagitan ng [karapatang] ipinagkaloob ng Allah sa isa sa kanila [sa lalaki] nang higit kaysa sa iba [sa babae], at sa anumang kanilang ginugugol [bilang panustos] mula sa kanilang yaman."**

Ang paggasta ay inobliga ng Allah ﷻ sa lalaki para sa kanyang asawa dahil ang babae ay mahina at upang maalagaang mabuti ng babae ang kanilang mga anak. Ang Allah ﷻang siyang pinakamaalam sa anumang makakabuti sa kanyang mga nilikha. Dahil dito'y nararapat lamang na magmadali ang mga Muslim na ipakasal o ipaasawa ang kanilang mga anak at mga babaeng nasa kanilang pangangalaga. Sinabi ng Propeta ﷺ:

(إذا أتاكم من ترضون دينه وخلقه فزوجوه إلا تفعلوا تكن فتنة في الأرض وفساد كبير)

**"Kapag dumating sa inyo ang sinumang(lalaking gustong mag-asawa) nagugustuhan ninyo ang kanyang Relihiyon at pag-uugali ay inyong siyang ipakasal(tanggapin) at kapag hindi ninyo ito gagawin ay magkakaroon ng fitnah sa kalupaan at malaking kasiraan"**

Tunay na napakaraming tahanan ang punong-puno ng babae na hindi pa nakapag-asawa at umabot na sa edad na kung saan tatalikod na sa kanila ang mga kalalakihan. Ito'y sa kadahilanang hinuhuli lagi ang pag-aasawa na hindi nararamdaman ng kanilang mga magulang. At kapag mangyari ito, na hindi makapag-asawa ang isang babae, ay mapipilitan siyang maghanap-buhay ng kanyang sariling sikap na migiging dahilan ng malaking panganib sa kanya. At ito'y maging dahilan na siya'y magkaroon ng haram na relasyon sa pamamagitan ng social media dahil ang babae at lalaki sa edad ng pagbibinata at pagdadalaga ay naghahanap ng kasiyahan mula sa ibang kasarian.

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ, ilang na bang kababaihan ang napinsala dahil hindi sila pinaasawa ng kanilang mga magulang. Tunay na ito na ang sinabi ng Propeta ﷺ na ating nabanggit. Kaya't kinakailangan ninyong magmadali sa pagpaasawa sa inyong mga anak bago pa man maging huli ang lahat na hindi na ninyo kayang ibalik pa ang nakaraan. At tunay na ang isang ama kapag kanyang pipigilan ang kanyang anak na makapag-asawa na walang katanggap-tanggap na dahilan, tunay na ito'y malaking kasalanan, at malilipat ang kanyang 'Wilaya' (o kanyang pagiging tagapangalaga) sa Sultan o pinuno ng lugar dahil ang kanyang ginawa ay mapanganib para sa kanyang anak na maaaring makagawa ng malaking kasalanan dahil sa pagpigil sa kanya na makapag-asawa.

At ang mga kababaihan ay Fitnah kagaya ng nabanggit ng Propeta ﷺ:

(ما تركتُ فتنة بعدي أشد على الرجال من النساء)

**"Wala akong naiwang fitnah pagkatapos ko na siyang napakatindi sa mga kalalakihan kundi ang mga babae"**

(واتقوا النساء فإن فتنة بني إسرائيل كانت في النساء)

**"At inyong katakutan ang mga kababaihan dahil tunay na ang fitnah sa Angkan ni Israel ay sa mga babae"**

At walang kaligtasan mula sa fitna na ito at malaking kapinsalaan maliban na lamang sa pag-aasawa na siyang proteksiyon sa masilang bahagi mula sa haram, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلَّذِينَ هُمۡ لِفُرُوجِهِمۡ حَٰفِظُونَ ۝٥ إِلَّا عَلَىٰٓ أَزۡوَٰجِهِمۡ أَوۡ مَا مَلَكَتۡ أَيۡمَٰنُهُمۡ فَإِنَّهُمۡ غَيۡرُ مَلُومِينَ ۝٦ فَمَنِ ٱبۡتَغَىٰ وَرَآءَ ذَٰلِكَ فَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡعَادُونَ ۝٧ ﴾ [المؤمنون: 5-7]

**"At yaong mga nangangalaga ng kanilang maseselang bahagi [ng katawan mula sa bawal na pagtatalik]. Maliban sa kanilang mga asawa o yaong taglay ng kanilang kanang kamay, sapagka't katotohanan sila ay hindi pananagutin. Nguni't sinuman ang naghahanap nang higit pa riyan, samakatwid, sila yaong mga mapanlabag."**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفعنا بما فيه من البيان والذكر الحكيم، أقولُ قولي هذا واستغفر الله لي ولكم ولجميع المسلمين من كل ذنب، فاستغفروه إنَّه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضله وإحسانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه، وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

O sangkatauhan, katakutan ninyo ang Allah ﷻ, maaaring sabihin ng isa sa inyo na walang dumating sa kanya na manligaw sa kanyang anak, ating sasabihin sa kanya ikaw ang maghanap ng mabuting lalaki na mapapangasawa ng iyong anak, walang problema doon. Ang mga Sahaba ay sila mismo ang naghahanap ng mapapangasawa ng kanilang mga anak na babae na silang nababagay para sa kanilang mga anak at bagkus ito'y mas mainam na iyong gawin.

At alamin ninyo O mga alipin ng Allah ﷻ na merong mga taong nagbabawal sa at nagbabanta mula sa pag-asawa ng higit sa isa na kanilang ikinakalat araw at gabi sa mga diyaryo at social media, at kanilang sinasabi na ito'y pang-aapi sa mga kababaihan, na kung saan ang pag-aasawa ng higit isa ay ginawang solusyon ng Allah ﷻ para sa mga lalaki at babae. Sinabi ng Allah ﷻ

﴿ فَٱنكِحُواْ مَا طَابَ لَكُم مِّنَ ٱلنِّسَآءِ مَثۡنَىٰ وَثُلَٰثَ وَرُبَٰعَۖ فَإِنۡ خِفۡتُمۡ أَلَّا تَعۡدِلُواْ فَوَٰحِدَةً أَوۡ مَا مَلَكَتۡ أَيۡمَٰنُكُمۡۚ ﴾ [النساء: 3]

**“magkagayo’y pakasalan ang [ibang] mga babaing [inaakala ninyong] makasisiya para sa inyo - dalawa, tatlo, o apat. Nguni’t kung inyong pinangangambahan na hindi ninyo magagawang magiging pantay, magkagayo’y [pakasalan lamang ang] isa o yaong mga [aliping] taglay ng inyong kanang kamay.”**

Sinuman ang kaya niyang maging makatarungan sa pagitan ng mga asawang babae ay nararapat siyang mag-asawa ng higit sa isa upang ng sa ganun siya’y makapangasawa ng mas maraming babae na pinapahintulutan ng Shariah na maging dahilan na mailigtas ang maraming babae ng walang asawa.

At ganun rin ay merong nagbabanta mula sa pag-asawa ng matanda sa isang batang babae, samantalang ang Propeta ﷺ ay nagsabi:

(إذا أتاكم من ترضون دينه وخلقه فزوجوه)

**“kapag dumating sa inyo ang sinumang nagugustuhan ninyo ang kanyang Relihiyon at pag-uugali ay inyo siyang ipakasal”**

At hindi niya kailanman nilagyan ng limitasyon ang edad, at ang Propeta ﷺ ay kanyang pinakasalan si Aisha na bata pa at siya’y matanda na at ang Propeta ﷺang siyang tularan ng sangkatauhan.

At ganun rin ay mayroong hinuhuli nila ang pag-aasawa ng kanilang anak na babae sa dahilang kailangan niya munang tapusin ang kanyang pag-aaral o maaaring siya’y(anak na babae) ay nagtatrabaho at sila’y nakikinabang sa kanyang kinikita. Samantalang hindi nila nararamdaman kung ano ang mawawalang kabutihan sa kanila mula sa pagkakaroon ng mabuting asawa na maraming kabutihang dulot sa buhay ng isang babae na hindi kayang palitan ng trabaho o anumang bagay.

At gayun din mula sa mga dahilang pumipigil sa pag-aasawa ay ang mataas na Mahr at magagarang selebrasyon na hindi kaya ng karamihan sa mga kalalakihan. Hindi ang pagkakaroon ng kayamanan ang siyang layunin sa pagpapakasal sa mga anak na babae kundi ang magkaroon sila ng asawang nababagay sa kanila na magiging maayos ang kanilang kalagayan dahil dito.

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ O mga alipin ng Allah ﷻ at inyong padaliin sa inyong mga anak na babae ang pag-aasawa at hindi sila mananatili sa inyong mga tahanan na walang mga asawa na siyang maging dahilan ng kasiraan. Tunay na ang babae ay nangangailangan ng asawang lalaki, una dahil sa kanyang pagnanasa at pangalawa siya'y nangangailan sa sinumang mangangalaga sa kanya.

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ O mga alipin ng Allah ﷻ ,tunay na ang inyong mga anak na babae ay ipinagkatiwala sa inyo ng Allah ﷻ at tatanungin ng allah ﷻ ukol dito. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَنكِحُواْ ٱلۡأَيَٰمَىٰ مِنكُمۡ وَٱلصَّٰلِحِينَ مِنۡ عِبَادِكُمۡ ﴾ [النور: 32]

**"At inyong pakasalan ang mga malalayang [walang asawang] kabilang sa inyo at ang mga matutuwid na kabilang sa inyong mga [lalaki at babaing] alipin."**

Ang ayah ay pautos ibig sabihin ito'y inobliga ng Allah ﷻ.

At alamin ninyo na ang pinakamabuting salita ay salita ng Allah ﷻ at ang pinakamabuting gabay ay ang gabay ng Propeta Muhammad ﷺ at ang pinakamasang bagay ay ang mga binago sa relihiyon, at lahat ng bid-ah ay pagkaligaw. At nararapat sa inyo na kumapit sa Jamaah(grupo ng mga Muslim) dahil tunay na ang Kamay ng Allah ﷻ ay nasa Jamaah at kung sinumang humiwalay ay siya'y humiwalay patungo sa Apoy.



**50- Ang Panganib ng Dila**

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله على فضله وإحسانه خلق الخلق لعبادته وأمرهم بتوحيده وطاعته وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له في ربوبيته وإلهيته وأسمائه وصفاته وأشهد أن محمدا عبده ورسوله أفضل الأنبياء والمرسلين وخاتم النبيين صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه أجمعين وسلم تسليما كثير أما بعد:

Mga alipin ng Allah ﷻ nilikha ng Allah ﷻ ang salita at ginawa itong paraan upang maiparating natin ang kabutihan, makipagpalitan ng mensahe, magka-unawaan, at upang ipakita ang nararamdaman ng isang tao, upang mapagtibay din ang mga ipinagbabawal, ipinag-uutos at mapasaya ang iba, kalimitan ito ay sa pamamagitan ng salita na binibigkas ng dila. Katotohanan na isa sa mga biyaya ng Allah ﷻ ay ang paglikha niya sa dila, na naglalabas ng mga salita at nagpapatibay ng gabay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَلَمْ نَجْعَل لَّهُۥ عَيْنَيْنِ ۝٨ وَلِسَانًا وَشَفَتَيْنِ ۝٩ ﴾ [البلد: 8-9]

**"Hindi ba ginawan Namin siya ng dalawang mata na sa pamamagitan nito ay nakakakita siya, At dila at dalawang labi, na siya ay nakapagsasalita sa pamamagitan nito."**

Ipagkakaloob ng Allah ﷻ sa mga taong nagsasalita ang mga gantimpala at dahil din sa salita ay makukuha ng mga tao ang pinaka masakit na kaparusahan ng Allah ﷻdahil dumedepende ang gantimpala at kaparusahan sa kung ano ang lalabas sa ating bibig at bibigkasin ng ating dila. Maaring ito ay kapakinabangan sa atin at maaring ito ay makapagdulot ng lubhang nakapasakit na kaparusahan sa atin. Nararapat sa isang muslim na huwag niyang hayaan ang kanyang dila na basta-basta na lamang bibigkas ng mga salita ng hindi ito pinag-iispan o hindi alam kung ano ang maaring makuha ditong kabutihan, kasamaan o kasalanan. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ مَّا يَلْفِظُ مِن قَوْلٍ إِلَّا لَدَيْهِ رَقِيبٌ عَتِيدٌ ۝١٨ ﴾ [ق: 18]

**"At wala siyang binibigkas na anumang salita kundi mayroon Kaming anghel na tagapagmasid sa kanyang sasabihin at ito ay isinusulat para sa kanya, na ito ay anghel na kasama niya sa lahat ng pagkakataon na itinalaga para rito."**

Tunay na pinuri ng Allah ﷻ ang mga mananampalatayang muslim na lumalayo at umiiwas sa mga salitang walang kapakinabangan at mga paninira. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلَّذِينَ هُمۡ عَنِ ٱللَّغۡوِ مُعۡرِضُونَ ٣ ﴾ [المؤمنون: 3]

**"At mga yaong iniiwasan nila ang lahat ng mga walang kabuluhan na salita at gawa."**

Saan ang kanilang hantungan? Sinabi ng Allah ﷻ sa kasunod na mga talata:

﴿ ٱلَّذِينَ يَرِثُونَ ٱلۡفِرۡدَوۡسَ هُمۡ فِيهَا خَٰلِدُونَ ١١ ﴾ [المؤمنون: 11]

**"Sila ang mga mananampalataya na mamanahin nila ang Paraiso (Hardin). Na siyang magmamana ng mga matataas na antas ng paraiso at ang kalagitnaan nito, na sila ay mananatili roon na wala nang katapusan ang kanilang kaligayahan."**

Tunay na ang pagsaksi na walang ibang Diyos maliban sa Allah ﷻ at si Propeta Muhammad ﷺ ay sugo at alipin ng Allah ﷻ ay salita na sinasabi ng tao upang makapasok siya sa Islam, ang pag-alaala sa Allah ﷻ, ang pagdakila sa Allah ﷻ, ang pagbati ng kapayapaan, ang pag-ayos sa hidwaan sa pagitan ng mga tao, ang matatamis at mabubuting salita lahat ito ay ginagawa ng dila at lahat ito ay salita na nakakaapekto sa puso at isipan ng iba na ginagawa ng isang parte lamang ng ating katawan na walang buto, malambot at maliit.

Tunay aking mga kapatid na binalaan at pinag-ingat ng Islam ang tao patungkul sa kanyang dila, sa mga maaring maging epekto nito sa iba. Ganun din ang pag-iingat sa mga pananalita na hindi importante dahil ito ay maaring makaapekto sa katawan at magdulot ng kapaguran sa pag-iisip. Sinabi ni Malik Ibn Dinar kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: "Kapag nakakita ka ng pagkapoot sa iyong puso at kahinaan sa iyong katawan, at mga ipinagbabawal sa iyong kayamanan ay dapat mong malaman na ikaw ay nakapagsalita ng mga salita na hindi mo dapat sinabi"

Aking mga kapatid ng dahil sa biyaya na ito ng Allah ﷻ (Ang dila) ay nadagdagan ang ating mga responsabilidad sa ating mga pananalita. Dahil itong dila at salita ay nakakasira ng pag-iisip, ng puso, pamilya at pamayanan. Aking mga kapatid dahil sa mga salita ay nasisira ang isang pamilya na nagmamahalan at dahil dito ay napapariwara ang mga bata at sumusugat ito ng puso. Dahil narin sa mga salita na basta basta na lamang lumabas sa bibig ay nagkakaroon ng hidwaan sa pagitan ng mga magkakaibigan.

Alam natin mga kapatid na ang kasal, hiwalayan, pagbili, pagbebenta at pangako lahat ito ay sa pamamagitan ng salita. Aking kapatid ang mga salita ay nakatala at pananagutan ng taong walang pakundangan sa kanyang dila. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ noong tinanong siya ni Muad Ibn Jabal kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ: 'O Sugo ng Allah tayo ba ay may pananagutan sa kung ano ang ating mga sinasabi? Kanyang ﷺ sinabi:

(ثَكِلَتْكَ أمُّك ، هل يُكَبُّ النَّاسُ علَى مناخرِهِم في النَّارِ إلَّا حصائدُ ألسنتِهِم)

**"Ano ka ba ya Muad! Isusubsub ba ang mga tao sa impyerno sa pamamagitan ng kanilang noo at pisngi kung hindi dahil narin sa kanilang mga dila"**

Tunay aking mga kapatid na ang mga sulat o mensahe sa panahon natin ay may batas na kagaya ng dila, ang mensahe na pinapadala mo sa pamamagitan ng (watsapp/Facebook/Twitter etc) ay tunay na lumalawak, kumakalat at dumadami ang pagpapalitan ng mensahe sa pamamagitan ng mga ito at tumatayo ito bilang mga dila at tainga ng mga tao sa panahon natin ngayon. Mag ingat ka aking kapatid! sa mga salita at mga opinion na lumalabas sa pamamagitan ng mga makabagong paraan na ito, mag ingat ka aking kapatid! sa (Fitnah) na dala nito at sa mga nakalalasong laman nito. At hindi ito matitigil aking kapatid hanggang tayo ay hindi nito maakit at maapektuhan, maging maingat tayo aking mga kapatid sa mga dala dalang pagsubok ng mga (Social media) ito.

Isa pa sa nakakapag taka aking mga kapatid ay ang mga nanggagaling ditong (Social media) mga salita na tila ba para itong salita ng diyos at salita ng mga propeta, hanggang dumating sa punto na ang ibang tao ay sinisiraan nila ang mga salita ni Propeta Muhammad ﷺ sa pamamagitan ng mga (Social Media) na ito. Ganun din ang mga pantas

(Umala) ay kanila ding siniraan. Dahil dito inaakala ng ibang mga muslim na ito ay tama at nakapagdudulot sa kanila ng pagkaligaw. Aking kapatid! Ikaw ang may pananagutan sa harapan ng Allah ﷻ sa lahat ng iyong sinasabi at lahat ng iyong ikinakalat sa madla sa pamamagitan ng mga pamamaraang ito (Social media). Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِذۡ تَلَقَّوۡنَهُۥ بِأَلۡسِنَتِكُمۡ وَتَقُولُونَ بِأَفۡوَاهِكُم مَّا لَيۡسَ لَكُم بِهِۦ عِلۡمٞ وَتَحۡسَبُونَهُۥ هَيِّنٗا وَهُوَ عِندَ ٱللَّهِ عَظِيمٞ ١٥ ﴾ [النور: 15]

**"Sa panahon na ipinamamalita ninyo ang mga maling pagbibintang na ito sa pamamagitan ng inyong mga dila at pagbibigkas ng inyong mga bibig, na ito ay isang kamalian, at bukod dito ay wala kayong kaalaman hinggil sa bagay na ito, na ang dalawang ito ay ipinagbabawal: ang pagsasabi ng kamalian at ang pagsasabi ng bagay na wala namang kaalaman, na iniisip ninyo na ito ay pangkaraniwan lamang, samantalang sa paningin ng Allah ito ay isang mabigat na bagay. Dito ay matinding pagbababala hinggil sa hindi pag-iingat sa pagkalat ng kasamaan o kamalian."**

Aking kapatid siguraduhin mo ang balita na ito! Huwag kang magkalat ng balita na hindi ka sigurado sa nilalaman nito. Sinabi parin ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِن جَآءَكُمۡ فَاسِقُۢ بِنَبَإٖ فَتَبَيَّنُوٓاْ أَن تُصِيبُواْ قَوۡمَۢا بِجَهَٰلَةٖ فَتُصۡبِحُواْ عَلَىٰ مَا فَعَلۡتُمۡ نَٰدِمِينَ ٦ ﴾

[الحجرات: 6]

**"O kayong mga naniwala sa Allah at sumunod sa Kanyang Sugo! Kapag dumating sa inyo ang masamang tao na may dalang balita ay siguruhin muna ninyo ang kanyang balita bago ninyo ito paniwalaan at ipaalam sa iba hanggang sa matiyak ninyo ang katotohanan hinggil dito, dahil nakatatakot na mapinsala ninyo ang mga tao na walang kasalanan dahil sa kagagawan ninyo at ito ay inyong pagsisihan sa bandang huli."**

Hilingin natin sa Allah ﷻ na pangalagaan tayo mula sa mga ganitong klasi ng pamamaraan nang pagpapakalat ng balita at nawa'y pangalagaan tayo ng Allah ﷻ mula sa mga taong sumisira sa mga kasabihan at mga nagawa ni Propeta Muhammad ﷺ. Sinabi ni Propeta Mohammad ﷺ:

(المسلمُ من سلِمَ المسلمونَ من لسانهِ ويده)

**“Ang tunay na mananampalataya ay siyang panatag ang kanyang kapatid na mga mananampalataya mula sa kanyang dila at kamay”**

بارك الله لي ولكم في القرآن، ونفعنا بما فيه من الآياتِ والبيان، أقول هذا القولَ، وأستغفر الله لي ولكم ولسائر المسلمين من كلّ ذنب، فاستغفروه إنّه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله على فضلهِ وإحسانه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحدهُ لا شريك له، وأشهد أن محمدا عبده ورسوله، صلى الله عليه وعلى آله وأصحابه وسلم تسليماً كثيرا، أما بعد:

Aking kapatid nararapat natin malaman na ang dila ay naghahayag ng maseselang bahagi ng katawan ng dahil sa pagkukwento at pagsasalarawan ng ibang mga tao sa kanilang mga asawa, huwag mong hayaan na iyong maisalarawan ang iyong asawa, kapatid o anak na babae sa ibang tao sa pamamagitan ng iyong dila at pananalita.

Nararapat sa isang mananampalataya na gawin niyang abala ang kanyang dila sa pagsunod sa mga ipinag-uutos ng Allah ﷻ at iwasan ang mga ganitong gawain na naglalahad ng mga ipinagbabawal. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(من كان يؤمِنُ باللهِ واليَومِ الآخِرِ، فلْيَقُلْ خَيرًا أو ليَصْمُتْ)

**“Sinuman ang naniniwala sa Allah at sa huling araw (Araw ng paghuhukom) ay magsabi ng mabuti at mas mainam na manahimik na lamang siya kung wala siyang mainam o mabuting sasabihin”**

Naisalaysay ni Uqbah Ibn Amir kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ na sinabi niya kay Propeta Muhammad ﷺ:

(يا رسولَ اللَّهِ ما النَّجَاةُ: قال أمسِك عليكَ لسانَك)

"O Propeta ng Allah ﷺ ano ang tagumpay? Sagot ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Hawakan o pigilan mo ang iyong dila"**






**51- Ang Mabuting Pag-uugali**

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله الرحمن الرحيم، الحليم العليم، العزيز الحكيم، أحمدُ ربي وأشكُره، وأتوبُ إليه وأستغفِرُه، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له العليُّ العظيم، وأشهد أن نبيَّنا وسيدَنا محمدًا عبدُه ورسولُه ذو الخُلُق الكريم، اللهم صلِّ وسلِّم وبارِك على عبدك ورسولِك محمدٍ، وعلى آله وصحبه ذوي النَّهج القَويم. أما بعد: فاتقوا الله تعالى وأطيعُوه، واحذَروا عِقابَه فلا تعصُوه.

Mga kapatid kong Muslim! inyong alamin na ang ating Relihiyong Islam ay dumating upang isakatuparan ang mahalagang layunin at dumating upang itaguyod ng ating katawan ang mahalagang obligasyon; na walang iba kundi ang gampanan ang karapatan ng Allah at mga karapatan ng ating kapwa tao. Sinabi ng Allah ﷻ sa Qur'an:

﴿ ۞ وَٱعۡبُدُواْ ٱللَّهَ وَلَا تُشۡرِكُواْ بِهِۦ شَيۡـٔٗاۖ وَبِٱلۡوَٰلِدَيۡنِ إِحۡسَٰنٗا وَبِذِي ٱلۡقُرۡبَىٰ وَٱلۡيَتَٰمَىٰ وَٱلۡمَسَٰكِينِ وَٱلۡجَارِ ذِي ٱلۡقُرۡبَىٰ وَٱلۡجَارِ ٱلۡجُنُبِ وَٱلصَّاحِبِ بِٱلۡجَنۢبِ وَٱبۡنِ ٱلسَّبِيلِ وَمَا مَلَكَتۡ أَيۡمَٰنُكُمۡۗ إِنَّ ٱللَّهَ لَا يُحِبُّ مَن كَانَ مُخۡتَالٗا فَخُورًا ٣٦ ﴾ [النساء: 36]

**"Sambahin ninyo ang Allah at huwag kayong magtambal ng anuman sa pagsamba sa kanya,at maging mabait kayo sa mga magulang,mga kamag-anak,mga ulila, sa mga mahihirap, sa kapitbahay na malapit na kamag-anak, sa kapitbahay na hindi kamag-anak, ang mga kasamahan na malapit sa inyo(matatalik na kaibigan) ang mga naglalakabay na kinapos ng panustos sa daan at sa mga angkin ng inyong kanang kamay(mga alipin) Katotohanang ang Allah ay hindi nagmamahal sa mga mayayabang at hambog."**

Kabilang sa mga layunin na nararapat isakatuparan ng isang alipin ng Allah ﷻ ay pangasiwaan ang mundong ito at ipatupad ang mga batas ng Allah ﷻ, at pagpipigil sa paggawa ng kabuktutan at kasamaan at iba, ngunit ang mga ito ay kabilang lamang sa

pinaka dakilang layunin at magsisilbing paraan at pambungad lamang upang magampanan ang karapatan ng Allah at mga karapatan ng mga nilikha.

At ang pagkakaroon ng mabuting pag-uugali ang siyang pundasyon upang maitayo at magampanan ang karapatan ng Allah at mga karapatan ng mga nilikha, at tunay na ang pagtataglay ng mabuting pag-uugali na may kalakip na pananampalataya (Iman) ang siyang tunay na basihan at matatag na pundasyon upang matupad at magampanan ang karapatan ng Allah at ng mga alipin ng Allah ﷻ.

عن عائشة – رضي الله عنها – قالت: سمعتُ رسولَ الله – صلى الله عليه وسلم – يقول: «إن المؤمنَ ليُدرِك بحُسن خُلُقه درجةَ الصائِم القائِم»؛ رواه أبو داود.

Sinabi ni A-isha(kalugdan nawa siya ng Allah):narinig ko ang Propeta ﷺ ay nagwika: **"katunayan na ang isang mananampalataya ay kanyang mapapantayan ang antas na isang nag-aayuno ng dahil sa pagkakaroon niya ng mabuting pag-uugali"** inulat ni Abu Dawood

وعن أبي الدرداء – رضي الله عنه – أن النبي – صلى الله عليه وسلم – قال: «ما من شيءٍ أثقلَ في ميزان العبد المؤمن يوم القيامة من حُسن الخُلُق، وإن الله يُبغِضُ الفاحِشَ البَذِيءَ»؛ رواه الترمذي، وقال: "حديثٌ حسنٌ صحيحٌ".

**"At sa Hadeeth na nagmula kay Abu Darda(kalugdan nawa siya ng Allah): tunay ang ang Sugo ng Allah ay nagwika: (na wala ng mas bibigat pa sa timbangan ng isang mananampalataya sa araw ng Paghuhukom na mayroong mabuting pag-uugali, at tunay na ang Allah ay kinamumuhian ang masamang pag-uugali)"** inulat ni termidi,ito ay hadeeth na hasan saheh.

Kapatid sa Islam ano nga ba ang kahulugan ng Husnul khuluq? tunay na ang mga pantas ng Islam ay nagbigay ng ibat-ibang kahulugan nito at isa na dito na ang mabuting pag-uugali ang siyang ugat na lahat ng kabutihan, ito ay tumutukoy sa lahat ng mga magagandang katangian na tinatanggap ng Shara (batas ng Islam) at ang malusog na kaisipan ay matatawag na Husnul khuluq. At sabi ng ibang Pantas ng Islam: ito ay paggawa ng kabutihan at pagpigil ng kasamaan, ngunit ang siya pinaka saklaw na

kahulugan ng **Alkhuluq Al-hasan: ito ay tumutukoy sa paggawa ng lahat ng pinag-utos ng Allah ito man ay mapa obligado o Sunnah na utos at pag iwas sa lahat ng kanyang ipinagbawal.**

Mga halimbawa nito ay ang mga sumusunod: Ang Taqwah (pagkatakot sa Allah), Al-iklas (Dalisay), Assabar(Pagtitimpi) Al-hilm (mataas na uri ng Pagtitimpi), al-haya (Mahiyahin) ,Birrul walidayan (Pagiging mabuti sa magulang), Arrahma (habag), pagtulong sa nanagangailan, Marangal, matapat, malinis ang puso, mapagkumbaba, pag-utos na kabutihan at pagpigil na kasamaan, at maging mabuti sa kapitbahay, pag iwas sa mga masasamang Gawain tulad ng pagiging traydor, sinungaling pakitang tao, inngit, pagsasalita ng mga malalaswa, pag-inom ng alak at iba..

Ang mabuting pag-uugali ng isang mananampalataya ay makakatulong at magbibigay sa kanya ng kapakinabanagan dito sa mundo lalot higit sa kabilang buhay at dahilan upang itaas ng Allah ang kanyang antas, ngunit ang kafer(walang pananampalataya) tunay na makapagbibigay lamang na kapakinabangan ang kanyang pagpapakita ng magandang ugali dito sa mundong ibabaw lamang at siya ay bibigyan ng gantimpala dito ngunit pag dating sa kabilang buhay ay walang siya makukuha na parte na gantimpala sapagkat siya ay hindi naniwala sa kaisahan ng Allah at sa kabilang buhay.

عن عائشة – رضي الله عنها – قالت: يا رسول الله! أرأيتَ عبد الله بن جدعان؛ فإنه كان يقرِي الضيف، ويكسب المعدوم، ويُعِينُ على نوائب الدهر، أينفعه ذلك؟ فقال النبي – صلى الله عليه وسلم –: «لا ينفعُه ذلك؛ إنه لم يقل يومًا: ربِّ اغفر لي خطيئتي يوم الدين».

Ayon kay A-isha(kalugdan nawa siya ng Allah): O Sugo ng Allah! hindi ba't si Abdullah Ibn Jad-an ay nagpapakain sa tuwing siya ay may bisita at nagbibigay ng kawang gawa sa mga mahihirap at tumutulong sa mga nangangailangan, ito bang mga mabubuting Gawain na kanyang ginawa ay makapagbibigay na kapakinabanagan sa kanya pagdating sa kabilng buhay? Sagot ng Propeta ﷺ: **"hindi ito makapagbibigay sa kanya ng kapakinabangan, sapagkat hindi niya nasambit magpakailanman ang salitang :O aking Panginoon patawrin mo ako sa aking pagkakasala hanggang sa sumapit ang araw ng paghuhukom."**

Katotohanan na ipinag-utos ng Allah sa kanyang Banal na Aklat na taglayin ng isang mananampalataya ang lahat ng mabuting pag-uugali at ipagbawal ang lahat ng Masamang pag-uugali, at gayundin na din naman sa Sunnah ng Propeta ﷺna ipinag-utos ng Sugo ang lahat ng mabuting pag-uugali at pagbawal sa lahat ng masamang pag – uugali, tunay na napakaraming katibayan mula sa Qur'an sa Sunnah ang tumutukoy dito.

Sapat na ang mga katibayan ng ating babangitin upang taglayin ng isang alipin ang magkaroon ng mabuting ugali. Sinabi ng Allah:

﴿ وَلَا تَقۡرَبُواْ ٱلزِّنَىٰٓۖ إِنَّهُۥ كَانَ فَٰحِشَةٗ وَسَآءَ سَبِيلٗا ٣٢ ﴾ [الإسراء: 32]

**"At huwag kayong lumapit sa kahiya-hiyang kasalanan(kahalayan at pangangalunya)maging ito man ay nakalantad o nakalingid)"**

﴿ ٱلَّذِينَ يُنفِقُونَ فِي ٱلسَّرَّآءِ وَٱلضَّرَّآءِ وَٱلۡكَٰظِمِينَ ٱلۡغَيۡظَ وَٱلۡعَافِينَ عَنِ ٱلنَّاسِۗ وَٱللَّهُ يُحِبُّ ٱلۡمُحۡسِنِينَ ١٣٤ ﴾ [آل عمران: 134]

**"Silang mga yaong gumugugol para sa landas ng Allah sa kasaganaan at kahirapan at nagtitimpi ng kanilang galit at nagpapatawad ng mga tao; katotohanang ang Allah ay nagmamahal sa mga gumagawa ng kabutihan."**

﴿ وَعِبَادُ ٱلرَّحۡمَٰنِ ٱلَّذِينَ يَمۡشُونَ عَلَى ٱلۡأَرۡضِ هَوۡنٗا وَإِذَا خَاطَبَهُمُ ٱلۡجَٰهِلُونَ قَالُواْ سَلَٰمٗا ٦٣ وَٱلَّذِينَ يَبِيتُونَ لِرَبِّهِمۡ سُجَّدٗا وَقِيَٰمٗا ٦٤ وَٱلَّذِينَ يَقُولُونَ رَبَّنَا ٱصۡرِفۡ عَنَّا عَذَابَ جَهَنَّمَۖ إِنَّ عَذَابَهَا كَانَ غَرَامًا ٦٥ إِنَّهَا سَآءَتۡ مُسۡتَقَرّٗا وَمُقَامٗا ٦٦ وَٱلَّذِينَ إِذَآ أَنفَقُواْ لَمۡ يُسۡرِفُواْ وَلَمۡ يَقۡتُرُواْ وَكَانَ بَيۡنَ ذَٰلِكَ قَوَامٗا ٦٧ وَٱلَّذِينَ لَا يَدۡعُونَ مَعَ ٱللَّهِ إِلَٰهًا ءَاخَرَ وَلَا يَقۡتُلُونَ ٱلنَّفۡسَ ٱلَّتِي حَرَّمَ ٱللَّهُ إِلَّا بِٱلۡحَقِّ وَلَا يَزۡنُونَۚ وَمَن يَفۡعَلۡ ذَٰلِكَ يَلۡقَ أَثَامٗا ٦٨ ﴾ [الفرقان: 63-68]

**At ang mga alipin na pinakamahabagin sa Allah ay naglalakad sa kalupaan na may kapakumbabaan at katahimikan, at ang mga mangmang ay nangungusap sa kanila ng masasamang salita, sila ay sumasagot sa pangungusap ng salitang salam(kapayapaan), at sila na gumugugol sa bahagi ng gabi sa harapan ng kanilang Panginoon na nagpapatirapa at nakatayo sa pagdarasal. At sa mga nagsasabing "O aming Panginoon! Ilayo ninyo sa amin ang kaparusahan ng Impiyerno. Katotoahan ang kaparusahan dito**

**ay mananatili magpakailanman. katotohan ang Impiyerno ay kasamaan bilang isang hantungan at isang tahanan. at sila na kung gumugugol ay hindi nag-aaksaya at hindi rin kuripot datapuwa't sila ay gumugugol ng katamtaman, at sila na hindi nanalangin sa ibang diyos maliban sa Allah, at hindi pumapatay ng tao na ipinagbabawal ng Allah,maliban na lamang kung makatarungan at hindi nanganngalunya at tunay na kung sinuman ang gumawa nito ay makakatanggap ng kaparusahan.**

وفي الحديث عن النبي – صلى الله عليه وسلم – أنه قال: (أنا زعيمٌ ببيتٍ في أعلى الجنة لمن حسَّنَ خُلُقَه)؛ رواه أبو داود بإسنادٍ صحيحٍ من حديث أبي أمامة – رضي الله عنه

**"Sinabi ng Propeta ﷺ : "ako ang maggagarantiya sa pinakamataas na antas ng paraiso sa sinumang pinabuti ang kanyang pag-uugali"**

وعن ابن مسعود – رضي الله عنه – قال: قال رسول الله – صلى الله عليه وسلم –: «ألا أُخبِرُكم بمن يَحرُم على النار، أو بمن تحرُم عليه النار؟ تحرُم على كل قريبٍ هيِّنٍ ليِّنٍ سهلٍ»؛ رواه الترمذي، وقال: "حديثٌ حسن".

Inulat ni IBn mas-oud(kalugdan nawa siya ng Allah): Ang propeta ﷺ ay nagwika: **"nais ninyo bang sabihin ko sainyo kung sino ang pinabawalan na makapasok ng impiyerno?tunay na ito ay ipinagbawal sa mga taong naging mabuti ang pag- uugali sa mga tao ".**

وعن النَّوَّاس بن سَمْعَان – رضي الله عنه – قال: سألتُ رسول الله – صلى الله عليه وسلم – عن البِرِّ والإثمِ، فقال: «البِرُّ حُسنُ الخُلُق، والإثمُ ما حَاكَ في صدرِك وكرهتَ أن يطَّلِع عليه الناس»؛ رواه مسلم

Sa hadeth ni Annawas Ibn Nu'man(kalugdan nawa siya ng Allah: tinanong ko ang Sugo ng Allah Patungkol sa kabutihan at kasalan?at siya sumagot: **"Ang kabutihan ay ang pagkakaroon ng Mabuting pag-uugali at ang Kasalan ay ang mga masasamang bagay na dumadampi sa iyong puso at ayaw mo itong malaman ng mga tao".**

At ang masamang pag-uugali ay kasamaan at nagdudulot na pagkawala ng biyaya, at pagkamuhi ng tao, at kadiliman o sakit ng puso, at maagang kalugian , at masamang hinaharap.

O kayong mga Muslim! tularan ninyo ang mga Salaf Assaleh(ang mga Sahaba, tabien, Ulama)na nagtataglay ng mabuting ugali na sinaksihan ng Tagapaglikha,katulad na kanyang sinabi:

﴿ مُّحَمَّدٌ رَّسُولُ ٱللَّهِۚ وَٱلَّذِينَ مَعَهُۥٓ أَشِدَّآءُ عَلَى ٱلۡكُفَّارِ رُحَمَآءُ بَيۡنَهُمۡۖ تَرَىٰهُمۡ رُكَّعٗا سُجَّدٗا يَبۡتَغُونَ فَضۡلٗا مِّنَ ٱللَّهِ وَرِضۡوَٰنٗاۖ سِيمَاهُمۡ فِي وُجُوهِهِم مِّنۡ أَثَرِ ٱلسُّجُودِۚ ذَٰلِكَ مَثَلُهُمۡ فِي ٱلتَّوۡرَىٰةِۚ وَمَثَلُهُمۡ فِي ٱلۡإِنجِيلِ كَزَرۡعٍ أَخۡرَجَ شَطۡـَٔهُۥ فَـَٔازَرَهُۥ فَٱسۡتَغۡلَظَ فَٱسۡتَوَىٰ عَلَىٰ سُوقِهِۦ يُعۡجِبُ ٱلزُّرَّاعَ لِيَغِيظَ بِهِمُ ٱلۡكُفَّارَۗ وَعَدَ ٱللَّهُ ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ وَعَمِلُواْ ٱلصَّٰلِحَٰتِ مِنۡهُم مَّغۡفِرَةٗ وَأَجۡرًا عَظِيمَۢا ٢٩ ﴾ [الفتح: 29]

**"Si Muhammad ang Sugo ng Allah, at ang mga tao na sumama at naniwala sa kanya ay matatag laban sa mga hindi sumasampalataya, at sila ay mapagmahal sa isa't isa. Iyong mapagmamalas sila na nagruruko(yumuyukod) at nagpapatirapa sa kanilang Panginoon hinahangad ang kasaganaan at pagkalugod ng Allah, Sa kanilang Mukha ay may mga marka mula sa mga bakas ng kanilang pagpapatirapa."**

At Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ كُنتُمۡ خَيۡرَ أُمَّةٍ أُخۡرِجَتۡ لِلنَّاسِ تَأۡمُرُونَ بِٱلۡمَعۡرُوفِ وَتَنۡهَوۡنَ عَنِ ٱلۡمُنكَرِ وَتُؤۡمِنُونَ بِٱللَّهِۗ وَلَوۡ ءَامَنَ أَهۡلُ ٱلۡكِتَٰبِ لَكَانَ خَيۡرٗا لَّهُمۚ مِّنۡهُمُ ٱلۡمُؤۡمِنُونَ وَأَكۡثَرُهُمُ ٱلۡفَٰسِقُونَ ١١٠ ﴾ [آل عمران: 110]

**"Kayo(Ummah ng Propeta ﷺ)ang pinakamainam sa lahat ng mga tao na nilikha sa lipon ng sangkatauhan; sapagkat kayo ay nagtatagubilin ng Al-Maruf(pag-utos ng kabutihan) at pumipigil nagbabawal ng Al-Munkar(paggawa ng kasalan)."**

Tunay na sila ang pinakamainam na tao.Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ مِّنَ ٱلۡمُؤۡمِنِينَ رِجَالٞ صَدَقُواْ مَا عَٰهَدُواْ ٱللَّهَ عَلَيۡهِۖ فَمِنۡهُم مَّن قَضَىٰ نَحۡبَهُۥ وَمِنۡهُم مَّن يَنتَظِرُۖ وَمَا بَدَّلُواْ تَبۡدِيلٗا ٢٣ ﴾ [الأحزاب: 23]

**"Kabilang sa mga nananampalataya ay mga kalalakihan na naging tapat sa kanilang kasunduan sa Allah; at ang iba sa kanila ay nakatupad sa kanilang mga tungkulin kasunduan(namatay sa jihad) at ang iba sa kanila ay naghihintay parin, at hindi nila binago pinalitan ang pangako nila sa Allah."**

At ang bawat isa sa mga Sahabah (kasamahan ng Propeta ﷺ) ay nagtataglay ng mabuting pag-uugali at malayo sa mga masasamang pag-uugali at ito ay napatunayan sa kanilng mga talambuhay at kalagayan.

At ang pinaka modela sa lahat ng tao na nilikha ng Allah ﷻ na nagtataglay ng dakila at kataas-taasang pag-uugali ay walang iba kundi ang mahal nating Propeta Muhammad ﷺ, tunay na siya ang modelo natin sa lahat ng pag-uugali at aspeto ng ating buhay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ لَّقَدْ كَانَ لَكُمْ فِي رَسُولِ ٱللَّهِ أُسْوَةٌ حَسَنَةٌ لِّمَن كَانَ يَرْجُواْ ٱللَّهَ وَٱلْيَوْمَ ٱلْآخِرَ وَذَكَرَ ٱللَّهَ كَثِيرًا ﴿٢١﴾ ﴾ [الأحزاب:

[21

**"Katiyakang na ang Sugo ng Allah (Muhmammad) na isang mahusay na halimbawa modelo na dapat ninyong tularan."**

Tunay na siya hinubog ng Allah ﷻ sa pinakamainam napag-uugali at ganun din ang paghubog ng Propeta ﷺ sa kanyang Ummah sa pagtuturo ng magandang asal at pag-uugali.

فعن أبي هريرة – رضي الله عنه – قال: قال رسول الله – صلى الله عليه وسلم –: «إنما بُعِثتُ لأُتمِّمَ صالحَ الأخلاق»؛

رواه أحمد

Ayon kay Abu Harayrah (kalugdan nawa siya ng Allah): Ang Propeta ﷺay nagwika: **"katunayan na ako ay ipinada upang maging ganap at ituro ang mabubuting asal at pag-uugali."**

At tunay na ang Allah ay nagbigay na pinakamaiman ng papugay sa kanyang Propeta ﷺat ito ay binabasa ng mga nilalang sa katas-taasan, at nang mga mananampalataya sa kalupaan mula sa mga tao at jinn hanggat sa araw ng paghuhukom.Sinabi ng Allah:

﴿ وَإِنَّكَ لَعَلَىٰ خُلُقٍ عَظِيمٍ ﴿٤﴾ ﴾ [القلم: 4]

**"At katotohan ikaw O Muhammad ay nag-aangkin ng mataas at kapuri-puri na moral na pag-uugali at asal"**

عن عائشة – رضي الله عنها – أنها سُئِلَت عن خُلُق رسول الله – صلى الله عليه وسلم – فقالت: "كان خُلُقه القرآن".

"At yon kay A-Ishah (kalugdan nawa siya ng Allah): tunay na siya ay tinanong patungkol sa pag-uugali ng Propeta ﷺ: siya ay nagwika: "tunay na ang kanyang ugali ay ang Qur'an"

At bago pa man siya naging Sugo at Propeta ng Allah ﷻtunay na siya ay nagtataglay ng mabuting pag-uugali at hindi siya nakitaan ng masamang pag-uugali at siya ay binansagang Assadiqul Ameen (Ang matapat na mapagkakatiwalan). At nang dumating ang rebelasyon sa kanya, sinabi niya sa kanyang asawa na si Khadija (kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ):

لقد خشِيتُ على نفسي». فقالت: "كلا والله، لا يُخزِيك الله أبدًا؛ إنك لتَصِل الرَّحِم، وتصدُق الحديث، وتحمِلُ الكَلَّ، وتقرِي الضيف، وتُعينُ على نوائب الحق"؛ رواه البخاري ومسلم من حديث عائشة – رضي الله عنها.

**"Tunay na ako ay nangangamba sa aking sarili**" at si Khadija ay nagwika : sinusumpa ko sa Allah ﷻtunay na hindi ka kailanman pababayan ng Allah ﷻ,tunay na maayos ang iyong pakikitungo sa kamag-anakan, tapat sa iyong pananalita, lubos na tumutulong sa nangangailangan, pinahahalagahan ang bisita, at tumutulong upang makamit ang karapatan."

At ito ang ilan sa mga mabubuting-pag-uugali ng Propeta ﷺ bago hirangin bilang Sugo at Popeta ng Allah, at ginawang ganap ng Allah ﷻ ang malaking biyaya at dakilang pag-uugali pagkatapos hirangin bilang sugo ng Allah.

Kung kaya't pamarisan, O kayong mga Muslim! Ang inyong Propeta ﷺ sa pagsasabuhay ng kanyang pananamapalataya, pagtataguyod ng kanyang mga batas, at pagtataglay ng mga mabuting pag-uugali sa abot ng inyong makakaya, at sikapin ninyong tahakin ang landas na mga taong Mukhlisin(dalisay), na sumusunod sa katuruan ng Propeta ﷺna walang halong pagmamalabis .Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ قُلۡ إِن كُنتُمۡ تُحِبُّونَ ٱللَّهَ فَٱتَّبِعُونِي يُحۡبِبۡكُمُ ٱللَّهُ وَيَغۡفِرۡ لَكُمۡ ذُنُوبَكُمۡۚ وَٱللَّهُ غَفُورٞ رَّحِيمٞ ٣١ ﴾ [آل عمران: 31]

**“Ipagbadya O Muhammad! kung tunay na minamahal ninyo ang Allah sundin ninyo ako, at kayo ay mamahaling ng Allah at patatawarin ang inyong mga kasalan, katotohanan na ang Allah ay lubos na mapagpatawad ang mahabagin.”**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفَعَني وإياكم بما فيه الآيات والذكر الحكيم، ونفَعَنا بهدي سيد المرسلين وقوله القويم، أقول قولي هذا وأستغفر الله العظيم لي ولكم وللمسلمين، إنه هو الغفور الرحيم.

**الخطبة الثانية:**

فاتقوا الله تعالى كما أمر، وابتعِدوا عما نهى عنه وزَجَر؛ فقد أمركم الله بقوله:﴿ إِنَّ ٱللَّهَ يَأۡمُرُ بِٱلۡعَدۡلِ وَٱلۡإِحۡسَٰنِ وَإِيتَآيِٕ ذِي ٱلۡقُرۡبَىٰ وَيَنۡهَىٰ عَنِ ٱلۡفَحۡشَآءِ وَٱلۡمُنكَرِ وَٱلۡبَغۡيِۚ يَعِظُكُمۡ لَعَلَّكُمۡ تَذَكَّرُونَ ٩٠ ﴾ [النحل: 90].

Ang talatang ito ay sumasaklaw sa lahat ng mabuting pag-uugali at nagbabawal ng lahat ng masamang pag-uugali.

وعن معاذ بن جبل – رضي الله عنه – قال: قال رسول الله – صلى الله عليه وسلم –: «اتَّقِ الله حيثما كنت، وأتبعِ السيئةَ الحسنةَ تمحُها، وخالقِ الناس بخُلُقٍ حسنٍ»؛ رواه الترمذي

At inulat ni Muad Ibn Al-Jabal (kalugdan nawa siya ng Allah) kanyang winika: Na sinabi ng Propetaﷺ : **“katakutan mo ng Allah kahit saan ka man naroroon, at sundan mo ng iyong kamalian ng kabutihan upang ito’y kanyang burahin ,at pakitunguhan ang mga tao ng may magandang pag-uugali.”**

وعن أبي هريرة – رضي الله عنه – قال: سُئِل رسول الله – صلى الله عليه وسلم – عن أكثر ما يُدخل الناسَ الجنة، قال: «تقوى الله، وحُسنُ الخُلُق»، وسُئِل عن أكثر ما يُدخل الناسَ النار، فقال: «الفمُ، والفَرْجُ»؛ رواه الترمذي، وقال: "حديثٌ حسنٌ صحيح".

At inulat ni Abu Hurayrah(kalugdan nawa siya ng Allah ﷺ) kanyang winika: Tinanong ang Propeta ﷺ tungkol sa kung sino sa karamihan sa mga tao ang ipapasok sa Paraiso ,at ang sagot ng Sugo ng Allah: **“Pagkatakot sa Allah at mabuting pag-uugali”** at tinanong

din siya patungkol sa kung sino sa karamihan ng mga tao ang ipapasok sa Impiyerno,at ang sagot ng Sugo: **"Ang bibig at Ari"**

Kaya't halinat panghawakan ang mabuting pag-uugali ng ating Relihiyon, at pangalagaan ang katuruan ng ating Propeta ﷺ tayo'y magtatagumpay dito sa mundo lalot higit sa kabilang buhay.






## 52- Ang Pagtitiis

**الخطبة الاولى:**

الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره ونعوذ بالله من شرور أنفسنا، ومن سيئات أعمالنا، من يهده الله فلا مضل له، ومن يضلل فلا هادي له، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله. أما بعد:

Katotohanan kabilang sa mga pamamaraan at kapasyahan ng Allah ﷻ na kanyang itinatakda sa buhay ng kanyang mga alipin ay ang tinatawag na natural na pagsubok, ito ay isang pagtatakda ng mga pagsubok sa buhay ng isang tao. Ito ay isang bagay na sadyang mabigat sa isang tao, ngunit ito ay itinakda sa lahat ng mga nilikha dahil sa kapasyahan ng Allah ﷻ. Ang dahilan na ito ay walang iba kundi ang sinabi ng Allah:

﴿ لِيَبۡلُوَكُمۡ أَيُّكُمۡ أَحۡسَنُ عَمَلٗاۗ ﴾ [هود: 7]

**"upang kayo ay subukan kung sinuman sa inyo ang pinakamabuti sa gawa"**

At sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

مثلُ المؤمنِ كمَثَلِ الزَّرعِ لا تزالُ الرِّياحُ تُفيِّئُهُ ولا يزالُ المؤمنُ يُصيبُهُ بلاءٌ ومثلُ المنافِقِ كمثل شجرةِ الأَرزِ لا تَهْتَزُّ حتَّى (تُستَحصدَ)

**"Ang isang mananampalataya ay katulad ng isang tanim na halaman, patuloy itong hinahampas ng hangin [kaya naman ito ay yuko dito yuko doon subalit hindi parin ito nabubunot] at ganito rin ang isang tunay na mananampalataya, siya ay patuloy na makakaranas ng mga pagsubok [subalit siya ay mananatiling matatag at matiisin]. At ang katulad naman ng isang mapagkunwari ay ang punong (cypress) [isang uri ng puno] kung saan ito ay hindi gumagalaw hanggang sa mabunot na lamang ito"**

Ang tao ay nilikha na likas na namumuhi sa mga bagay na hindi nito naiibigan, subali't ang mga pagsubok ay naitakda na, kaya naman wala nang pagpipilian ang sarili kundi ang tanggapin at magtiis dito. Upang ng sa ganon ito ay magiging isang uri ng pagsunod sa Allah ﷻ at magiging kusang-loob na pagtanggap sa Kanyang mga itinakda. Ngunit kaagapay at kalakip parin ng pagkilala at pagtanggap sa mga itinakdang

pagsubok ang pag-iisip at paggamit ng mga pinahihintulutang kaparaanan upang makaiwas sa mga ito sa pamamagitan din ng kapasyahan ng Allah ﷻ, kahit paman ito ay nakatadhana na dapat parin tayong gumawa ng paraan upang iwasan ito, sapagkat maaari rin nating tangkaing itulak ang itatadhana ng Allah ﷻ maaari ding maging epektibo ang ating pag-iwas sa kapahintulutan ng Allah ﷻ at ito ay isang uri rin ng tadhana. Kagaya na lamang sa naganap sa kapanahunan ni Umar ibn Khattab kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ, noong panahon ng (Ta'un) isang uri ng matinding sakit na nakakamatay, nang kanyang pag-utusan ang mga tao na lumayo at huwag pumasok sa lugar na kung saan kumalat ang sakit na ito, kanilang sinabi: "Papaano tayo makakatakas sa bagay na itinakda na ng Allah ﷻ?" Kanyang sinabi: "Tatakas tayo mula sa tadhana ng Allah ﷻ tungo sa Kanyang tadhana".

Ang ipinag-uutos na pagtitiis ay ang pagtitiis mula sa paggawa ng mga ipinagbabawal, pagtitiis sa pagsasagawa ng mga ipinag-uutos, pagtitiis sa mga pagsubok at pagpapasya ng Allah ﷻ. Ang pagtitiis ay may mataas na antas, ito ay kabilang sa mga kautusan na may dakilang katayuan sa Islam. Ito ay isa sa mga pinakamarangal na katangian ng mga mananampalataya at pinaka nangunguna sa mga bahagi o antas ng pananampalataya. Kaya naman ito ay ginawa ng Islam bilang susi sa lahat ng kabutihan, at daan tungo sa lahat ng kaligayahan dito sa mundo at sa kabilang-buhay. Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ومن يتَصبَّر يُصبِّرْهُ اللَّهُ وما أعطى اللَّهُ أحدًا من عطاءٍ أوسعَ منَ الصَّبرِ)

**"Sinuman ang magtiis o ginagawa niyang matiisin ang kanyang sarili, siya ay patatagin at higit na gagawing matiisin ng Allah ﷻ at walang biyaya ang higit na mas mainam pa kaysa sa pagtitiis"**

Ang hadith na ito ay isang patunay sa kataasan ng antas ng pagtitiis at nagpapatunay rin na ang pagtitiis ay sumasakop o bumubuo sa lahat ng mga mararangal na katangian. Kung kaya't ito ay nagsisilbing daan upang makamit ang lahat ng pagpapala at biyaya at upang makaligtas mula sa lahat ng kasamaan, at ang pinakamalaking pagpapala ay ang paraiso at pinakamapanganib na kasamaan ay ang impyerno. Si Abu Talib na taga Makkah, isang pantas kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ ay nagwika: "Alamin mo ang

pagtitiis ay dahilan ng pagpasok sa paraiso at dahilan upang makaligtas mula sa impyernong-apoy sapagkat nabanggit ni Propeta Muhammad ﷺ:

(حُفَّتِ الجَنَّةُ بالمكارِهِ، وحُفَّتِ النَّارُ بالشَّهَواتِ)

**"Ang paraiso ay napalilibutan ng mga kinasusuklaman samantalang ang impyerno ay pinalalamutian ng mga pagnanasa"**

Kaya naman ang pagpapala sa mundo at sa kabilang buhay ay hindi makakamtan maliban na lamang sa pamamagitan ng pagtitiis. Kabilang sa mga magpapatunay sa kadakilaan ng pagtitiis ay ang maraming ulit na pagbabanggit nito sa banal na Qur'an, dahil nababanggit ito ng siyamnapong ulit (90) sa banal na Qur'ann. Kabilang dito ang sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱصۡبِرُواْ وَصَابِرُواْ وَرَابِطُواْ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ لَعَلَّكُمۡ تُفۡلِحُونَ ٢٠٠ ﴾ [آل عمران: 200]

**"O kayong mga naniwala, manatili kayong matiyaga [sa mga pagsubok] at matiisin [sa harap ng mga kaaway]. At manatili kayong nakamatyag [sa landas ng Allah upang inyong masugpo ang kasamaan]. At inyong katakutan ang Allah upang sakali kayo ay magsipagtagumpay."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّمَا يُوَفَّى ٱلصَّٰبِرُونَ أَجۡرَهُم بِغَيۡرِ حِسَابٖ ١٠ ﴾ [الزمر: 10]

**"Katotohanan, ang mga matiisin lamang ang tatanggap ng kanilang gantimpala ng walang pagtutuos"**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَمَن صَبَرَ وَغَفَرَ إِنَّ ذَٰلِكَ لَمِنۡ عَزۡمِ ٱلۡأُمُورِ ٤٣ ﴾ [الشورى: 43]

**"At sinuman ang nagtimpi at nagpatawad, katotohanang iyan ay bagay na nangangailangan ng katatagan."**

Kaya't katiyakan ang pagtitiis ay mahalaga sa buhay ng mga muslim, kaya naman higit na hinihimok ng Islam ang muslim na kanilang isabuhay at gawing ugali ang pagtiis. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱسۡتَعِينُواْ بِٱلصَّبۡرِ وَٱلصَّلَوٰةِۚ وَإِنَّهَا لَكَبِيرَةٌ إِلَّا عَلَى ٱلۡخَٰشِعِينَ ٤٥ ﴾ [البقرة: 45]

**"At humingi kayo ng tulong sa Allah sa pamamagitan ng pagtitiis at pagdarasal. At katiyakang ito ay sadyang mahirap gawin maliban sa mga mapagpakumbaba sa Allah."**
Sinabi parin ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱصۡبِرۡ نَفۡسَكَ مَعَ ٱلَّذِينَ يَدۡعُونَ رَبَّهُم بِٱلۡغَدَوٰةِ وَٱلۡعَشِيِّ يُرِيدُونَ وَجۡهَهُۥۖ ﴾ [الكهف: 28]

**"At panatilihin mo ang iyong sarili sa pagtitiis kasama silang yaong mga nananalangin sa kanilang panginoon sa umaga at hapon, ng may paghahangad ng Kanyang kaluguran."**
Sinabi ni al-Hasan al-Basriy, kaawaan nawa siya ng Allah ﷻ: "Sila ay pinag-utusan na maging matiisin sa pananampalatayang kinalugdan ng Allah ﷻpara sa kanila ang lslam, kung saan ay dapat hinding-hindi nila ito iiwan [ang pagtitiis] sa oras man ng kaginhawaan o kagipitan o dahil sa kahirapan o kaluwagan, hanggang sa sila ay bawian ng buhay bilang mga muslim".

Ang lahat ng katibayan na nabanggit ay nagpapatunay na ang muslim ay nasa matinding pangagailangan ng pagtitiis, siya ay dapat magtataglay nito upang maging maayos ang takbo ng kanyang buhay dito sa mundo haggang sa kabilang buhay at upang makakamit niya ang mga pagpapala't kabutihan na kanyang inaasam, kung walang pagtitiis wala na sanang sinuman ang makapagtatamo ng kabutihan at makapagdudulot ng kasamaan. Ang muslim ay naiiba sa kapwa nya dahil siya ay makakatanggap ng gantimpala bunga ng kanyang pagtitiis, at iyon ay dahil sa kanyang intensyon at paniniwala na ang pagtitiis nga ay isang pagsamba at ginagantimpalaan ang isang mananampalataya dahil dito. Sinabi ng Propeta Muhammad ﷺ:

(الصَّبر ضياء)

**"Ang pagtitiis ay liwanag"**

Ito ay isang liwanag sa lahat ng kalagayan at sitwasyon ng muslim, ito'y magsisilbing ilaw sa sandaling dumating sa kanya ang tukso o kasalanan, kaya kanyang makikita ang kasamaan at at magagawang iwasan ito. Ito ay magsisilbing ilaw rin sa sandaling matuklasan niya ang isang kautusan o gawaing pagsunod, kaya makikita niya ang kabutihan nito at kanya itong gagawin ng walang pag-aatubili. Ganun din, ang pagtitiis

ay liwanag sa sandaling dumating ang masamang pagsubok sa pamamagitan nito, maiisip ng isang muslim ang gantimpala at kabutihan ng pagtitiis kaya naman ito ay kanyang kalulugdan at tatanggapin. Dahil sa ang isang mananampalataya sa Allah ﷻ sa lahat ng kanyang kalagayan ay puno ng kabutihan at pagpapala. Gaya na lamang ng sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(عَجَبًا لِأَمْرِ المؤمنِ؛ إنَّ أمرَهُ كلَّه له خيرٌ، وليس ذلك لأحَدٍ إلَّا للمؤمنِ؛ إنْ أصابَتْه سرَّاءُ شَكَرَ فكان خيرًا له، وإن أصابَتْه ضَرَّاءُ صَبَرَ فكان خيرًا له)

**"Nakakamangha ang kalagayan ng isang tunay na mananampalataya, sapagkat ang lahat ng kanyang kapakanan [mga pangyayari sa pamumuhay niya] ay may kabutihan, at walang ibang may taglay nito liban sa kanya, kapag ang biyaya ay dumating sa kanya siya ay nagpapasalamat sa Allah ﷻ at ito ay kabutihan sa kanya, at kapag dumating naman sa kanya ang pagsubok siya ay nagtitiis at ito ay kabutihan rin para sa kanya"**

Aking mga kapatid, ang pagtitiis ay nahahati sa tatlong bahagi:

**Ang Una:** Ang pagtitiis sa mga kautusan ng Allah ﷻ, at ito ay sa pamamagitan ng pagpapanatili ng isang tao sa kanyang sarili na sumasamba sa Allah ﷻ, na kung saan siya ay gumagawa ng pagsamba na naaayon sa kagustuhan at turo ng Allah ﷻ at hindi niya binabaliwala ang mga ito. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلَّذِينَ صَبَرُواْ ٱبْتِغَآءَ وَجْهِ رَبِّهِمْ وَأَقَامُواْ ٱلصَّلَوٰةَ وَأَنفَقُواْ مِمَّا رَزَقْنَٰهُمْ سِرًّا وَعَلَانِيَةً ﴿٢٢﴾ ﴾ [الرعد: 22]

**"At yaong mga matiisin na hinahanap ang lugod ng kanilang panginoon. At kanilang isinasagawa ang pagdarasal at gumugugol mula sa anumang [panustos na] Aming ipinagkaloob sa kanila maging ito man ay lihim o hayag."**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَأْمُرْ أَهْلَكَ بِٱلصَّلَوٰةِ وَٱصْطَبِرْ عَلَيْهَا ﴿١٣٢﴾ ﴾ [طه: 132]

**"At iyong ipag-utos ang pagdarasal sa iyong pamilya, at maging matiisin ka dito."**

At sa sandaling malaman ng isang alipin ang kahalagahan at mga biyaya ng pagsasagawa niya sa mga pagsamba magiging madali at magaan ito sa kanya, gaya na lamang ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱسۡتَعِينُواْ بِٱلصَّبۡرِ وَٱلصَّلَوٰةِۚ وَإِنَّهَا لَكَبِيرَةٌ إِلَّا عَلَى ٱلۡخَٰشِعِينَ ٤٥ ﴾ [البقرة: 45]

**"At kayo ay humungi ng tulong sa Allah sa pamamagitan ng pagtitiis at pagdarasal. Ngunit katiyakan ito ay sadyang mahirap gawin maliban sa mga (khashi'un) may taimtim na pagsuko at pagpakumbaba sa Allah."**

Papadaliin at papagaanin ng Allah ﷻ sa mga alipin ang pagsasagawa ng mga pagsamba dahil sa kanilang (Khushu) mataimtim na pagpapakumbaba, sapagkat ito ay magtutulak sa kanila upang maramdaman ang tamis at pagkagusto sa paggawa ng mga pagsamba sa Allah ﷻ. Katotohanan na sila ay kagaya ng mga taong nabanggit ng Allah ﷻsa talata ng banal na Qur'an. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ ٱلَّذِينَ يَظُنُّونَ أَنَّهُم مُّلَٰقُواْ رَبِّهِمۡ وَأَنَّهُمۡ إِلَيۡهِ رَٰجِعُونَ ٤٦ ﴾ [البقرة: 46]

**"Sapagkat sila ay natatakot sa Allah at naghahangad ng kabutihan mula sa Kanya, at nakatitiyak na makakatagpo nila ang kanilang panginoon na Tagapaglikha pagkatapos nilang mamatay, at nakababatid na sila ay babalik sa Kanya para sa pagtutuos at paghuhukom sa araw ng Muling Pagkabuhay."**

Ang pagiging mataimtim na ito ay resulta ng lubos na paniniwala, pagpapaubaya at pagsamba sa Allah ﷻ na nagtulak sa kanila upang sumunod sa Allah ﷻ na naghahangad sa kung anuman ang ipinangako ng Allah ﷻ sa mga taong masunurin sa kautusan Niya. Magtiis tayo mula sa mga kautusan ng Allah ﷻ katotohanan na ito ang mainam dito sa mundo at ganun din sa kabilang buhay.

**Ang pangalawa:** Ang pagtitiis sa hindi paggawa ng mga kasalanan o kasamaan, ito ay sa pamamagitan ng pagpipigil ng tao sa kanyang sarali upang hindi makagawa ng mga ipinagbawal ng Allah ﷻ, gaanun din ang pagpigil sa sarili mula sa paglapastangan sa mga karapatan at pagkukulang sa pagsunod mula sa mga ipinag-utos ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلِرَبِّكَ فَٱصۡبِرۡ ۝٧ ﴾ [المدثر: 7]

**"at magtiis ka para sa iyong panginoon ang Allah"**

Hindi natin makikita ang isang tao maliban na lamang na nasa antas ng pagtitiis, kung saan ito ay nagdadala sa kanya sa mabuting hantungan, at sila yaong nabanggit ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱلَّذِينَ جَٰهَدُواْ فِينَا لَنَهۡدِيَنَّهُمۡ سُبُلَنَاۚ ۝٦٩ ﴾ [العنكبوت: 69]

**"Sila na nilalabanan nila ang kanilang mga sarili para sa ikakalugod Ko katotohanan na sila ay Aking gagabayan tungo sa kabutihan, patatatagin sila tungo sa matuwid na landas, katotohanan na sila ang tunay na Mabuti sa kanilang sarili."**

**Ang pangatlo:** Ang pagtitiis sa mga pagsubok na ipinagkaloob at ipagkakaloob ng Allah ﷻ, ito ay nangyayari sa pamamagitan ng lubos na pagsuko, pagpapasakop at pagpapaubaya ng isang tao sa Allah ﷻ sa oras na may dumating na mga pagsubok at hindi ito sinasalubong ng paglulumpasay at pagwawala bagkus tinatanggap niya ito ng taimtim at may pagkalugod sa kung anuman ang itinadhana ng Allah ﷻ. Nabanggit sa isang pangyayari na si Propeta Muhammad ﷺ ay dumaan sa isang babae na umiiyak malapit sa libingan, sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ: **"Katakutan mo ang Allah ﷻ at ikaw ay magtiis".** Sinabi ng babae na: "Katotohanan na hindi ikaw ang tinamaan ng pagsubok na ito", at sinabi sa babae na ito na, siya ang Propeta ng Allah, pagkatapos nito ay pumunta ang babae na ito sa harapan ng bahay ni Propeta Muhammad ﷺ at kanyang sinabi na: 'Katotohanan na hindi kita kilala.' *at sinabi ni* Propeta Muhammad ﷺ: **"Katotohanan na ang pagtitiis ay sa unahan ng bawat pangyayari"**

Dapat malaman ng isang mananampalataya na may mga dahilan kung bakit ipinagkaloob ng Allah ﷻ ang mga pagsubok na ito, na walang nakakaalam maliban nalang din sa Allah ﷻ, magtiis at umasa tayo ng gantimpala mula sa ating panginoon kagaya ng sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَبَشِّرِ ٱلصَّٰبِرِينَ ۝١٥٥ ٱلَّذِينَ إِذَآ أَصَٰبَتۡهُم مُّصِيبَةٞ قَالُوٓاْ إِنَّا لِلَّهِ وَإِنَّآ إِلَيۡهِ رَٰجِعُونَ ۝١٥٦ ﴾ [البقرة: 155-156]

**“At magandang balita para sa mga matiisin, sila na yaong kapag tinamaan ng matinding pagsubok kanilang sinasabi na ‘tunay na ang lahat ay nagmula sa Allah at tunay na ang lahat ay babalik sa Allah”**

Nararapat parin sa isang alipin ang palagiang paghiling upang ng sa ganun ay makaiwas sa mga pagsubok na ito.

قلت ما سمعتم، وأستغفر الله العظيم لي ولكم، فاستغفروه، إنَّه هو الغفور الرَّحيم.

الخطبة الثَّانية:

الحمد لله وحده، والصَّلاة والسَّلام على من لا نبيَّ بعده، أمَّا بعد:

Mga alipin ng Allah ﷻ ang pagtitiis ay may mga karampatang mabubuting gantimpala na natatangi lamang sa taong nagtitiis at sa pamamagitan nito, naiiba siya sa karamihan dahil sa ganitong katangian. Kabilang sa mga gantimpala na ito ay:

- Ang Allah ﷻay kasama ng mga matiisin at sila ay Kanyang pangangalagaan.

Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱسۡتَعِينُواْ بِٱلصَّبۡرِ وَٱلصَّلَوٰةِۚ إِنَّ ٱللَّهَ مَعَ ٱلصَّٰبِرِينَ ١٥٣ ﴾ [البقرة: 153]

**“O mga mananampalataya, kayo ay humingi ng tulong at kalinga sa pamamagitan ng pagtitiis at pagdarasal, katiyakan kasama ng Allah ang mga matiisin.”**

Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ وَٱصۡبِرُوٓاْۚ إِنَّ ٱللَّهَ مَعَ ٱلصَّٰبِرِينَ ٤٦ ﴾ [الأنفال: 46]

**“Maging matiisin kayo, katotohanan ang Allah ay kasama ng mga matiisin.”**

- Ang pagtitiis ay magsisilbing kabayaran sa mga pagkakasala.

Sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ:

(ما مِن مُسْلِمٍ يُصِيبُهُ أَذًى مِن مَرَضٍ، فَما سِوَاهُ إِلَّا حَطَّ اللَّهُ به سَيِّئَاتِهِ، كما تَحُطُّ الشَّجَرَةُ وَرَقَهَا)

**‘Walang muslim ang tinamaan ng sakit o anupamang karamdaman liban na lamang tatanggalin ng Allah ﷻ ang kanyang mga kasalanan katulad ng paglaglag ng mga dahon mula sa isang punong kahoy.’**

At mula naman sa salasay ni Bukhari kalugdan nawa siya ng Allah ﷻna sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ sa isang babae mula sa mga kababaihang muslim sa panahon niya:

(أبشِري، فإنَّ مرَضَ المسلمِ يُذهِبُ اللهُ به خطاياه كما تُذهِبُ النَّارُ خبَثَ الحديدِ والفضَّةِ)

**"Ikaw ay matuwa, dahil ang sakit at karamdaman ng isang muslim ay nagiging dahilan nang pagtatanggal ng Allah ﷻ ng kanyang mga kasalanan katulad ng pagtunaw ng apoy sa mga dumi ng bakal at pilak"**

At kanya ring sinabi ﷺ:

(ما من مُسلِمٍ يُشاكُ بشَوكةٍ فما فوقَها، إلَّا حَطَّتْ من خَطيئَتِه)

**“Walang muslim ang natusok ng tinik o anupamang higit na matindi dito, liban na lamang isusulat ng Allah ﷻ sa kanya ang mga kabutihan at buburahin mula sa kanya ang mga kasalanan”**

At Sinabi niya ﷺ:

(صداعُ المؤمنِ وشوكةٌ يُشاكُها أو شيءٌ يؤذيه يرفعُ اللهُ به يومَ القيامةِ درجتَه ويكفرُ عنه بها)

**"Ang sakit ng ulo ng isang muslim o ang tinik na nakatinik sa kanya o anumang bagay na nakapanakit sa kanya ay itataas ng Allah ﷻ sa pamamagitan nito ang kanyang antas sa kabilang buhay at buburahin ng Allah ﷻ ang kanyang mga kasalanan”**

- Ang pagtitiis ay dahilan upang makapasok ng paraiso. Sinabi ng Allah ﷻhinggil sa Kanyang mga sumasambang mga alipin na:

﴿ أُوْلَٰٓئِكَ يُجۡزَوۡنَ ٱلۡغُرۡفَةَ بِمَا صَبَرُواْ وَيُلَقَّوۡنَ فِيهَا تَحِيَّةٗ وَسَلَٰمًا ٧٥ ﴾ [الفرقان: 75]

**“Sila yaong mga pagkakalooban ng Ghurfah [pinakamataas na antas o antas sa paraiso] ng dahil sa kanilang pagtitiis. Doon, sila ay sasalubungin ng mga pagbati at kapayapaan.”**

Sinabi parin ng Allah ﷻ hinggil sa mga taga paraiso:

﴿ جَنَّٰتُ عَدۡنٖ يَدۡخُلُونَهَا وَمَن صَلَحَ مِنۡ ءَابَآئِهِمۡ وَأَزۡوَٰجِهِمۡ وَذُرِّيَّٰتِهِمۡۖ وَٱلۡمَلَٰٓئِكَةُ يَدۡخُلُونَ عَلَيۡهِم مِّن كُلِّ بَابٖ ٢٣ ﴾

[الرعد: 23]

**"At ang mga anghel ay magtutungo/papasok sa kanila mula sa bawat pintuan ng paraiso na nagsasabing: "Ang kapayapaan ay sumainyo sapagkat kayo ay naging matiyaga sa pagtitiis. Sadyang napakaganda ng huling tahanan sa paraiso."**

At ganun din Kanyang sinabi ﷻ:

﴿ وَجَزَىٰهُم بِمَا صَبَرُواْ جَنَّةٗ وَحَرِيرٗا ١٢ ﴾ [الإنسان: 12]

**"At sila ay babayaran para sa anumang kanilang matiyagang pagtitiis ng isang hardin sa paraiso at mga kasuutang yari sa sutla/seda."**

- Ang bunga ng pagtitiis ay tagumpay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ ٱصۡبِرُواْ وَصَابِرُواْ وَرَابِطُواْ وَٱتَّقُواْ ٱللَّهَ لَعَلَّكُمۡ تُفۡلِحُونَ ٢٠٠ ﴾ [آل عمران: 200]

**"O kayong mga naniwala, manatili kayong matiyaga [sa mga pagsubok] at matiisin [sa harap ng mga kaaway]. At manatili kayong nakamatyag [sa landas ng Allah upang inyong masugpo ang kasamaan]. At inyong katakutan ang Allah upang sakali kayo ay magsipagtagumpay."**

- Dudoblihin ng Allah ﷻ ang gantimpala ng matiisin. Sinabi Niya ﷻ:

﴿ أُوْلَٰٓئِكَ يُؤۡتَوۡنَ أَجۡرَهُم مَّرَّتَيۡنِ بِمَا صَبَرُواْ وَيَدۡرَءُونَ بِٱلۡحَسَنَةِ ٱلسَّيِّئَةَ وَمِمَّا رَزَقۡنَٰهُمۡ يُنفِقُونَ ٥٤ ﴾ [القصص: 54]

**"Sila yaong mga pagkakalooban ng dalawang beses na bilang ng gantimpala para sa anumang kanilang pinagtiisang hirap."**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّمَا يُوَفَّى ٱلصَّٰبِرُونَ أَجۡرَهُم بِغَيۡرِ حِسَابٖ ١٠ ﴾ [الزمر: 10]

**"Katotohanan, ang mga matiisin lamang ang tatanggap ng kanilang gantimpala nang walang takdang pagtutuos."**

- Ang pagtitiis ay nangangahulugan ng tapat at tutuong pananalig na magreresulta sa matatag na pamumuno sa pananampalatayang Islam. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَجَعَلۡنَا مِنۡهُمۡ أَئِمَّةٗ يَهۡدُونَ بِأَمۡرِنَا لَمَّا صَبَرُواْۖ وَكَانُواْ بِـَٔايَٰتِنَا يُوقِنُونَ ٢٤﴾ [السجدة: 24]

**"At aming itinalaga mula sa kanila [sa mga anak ni Ya'qub o Israel] ang mga pinuno na nagbibigay ng patnubay sa ilalim ng aming kautusan ng sila ay naging matiisin at na sila ay naniwalang may katiyakan sa aming mga kapahayagan."**

- Itatakda ng Allah ﷻ ang kapatawaran at ang dakilang pagtatagumpay dahil sa pagtitiis at pagsasagawa ng mga mabubuti. Kanyang sinabi ﷻ:

﴿إِلَّا ٱلَّذِينَ صَبَرُواْ وَعَمِلُواْ ٱلصَّٰلِحَٰتِ أُوْلَٰٓئِكَ لَهُم مَّغۡفِرَةٞ وَأَجۡرٞ كَبِيرٞ ١١﴾ [هود: 11]

**"Subalit yaong mga nagtiis o nagtimpi at gumawa ng mga gawaing matuwid, sila yaong pagkakalooban ng kapatawaran at ng malaking gantimpala."**

- Itinuturing ng Allah ﷻ ang pagtitiis sa mga pagsubok bilang isang mabigat at dakilang gawain na kung kaya tanging ang mga may malalakas na pananalig lamang ang makakagawa nito. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَلَمَن صَبَرَ وَغَفَرَ إِنَّ ذَٰلِكَ لَمِنۡ عَزۡمِ ٱلۡأُمُورِ ٤٣﴾ [الشورى: 43]

**"At sinuman ang nagtimpi at nagpatawad katotohanan, iyan ay bagay na nangangailangan ng katatagan"**

- Pinapahayag ng Allah ﷻ ang Kanyang pagmamahal sa mga matiisin. Kanyang sinabi ﷻ:

﴿وَٱللَّهُ يُحِبُّ ٱلصَّٰبِرِينَ ١٤٦﴾ [آل عمران: 146]

**"At minamahal ng Allah yaong mga matiisin."**






SCAN ME

## 53- Mga Kahigitan ng mga Sahaba

الخطبة الأولى:

إن الحمد لله نحمده ونستعينه ونستغفره، ونعوذ بالله من شرور أنفسنا ومن سيئات أعمالنا، من يهده الله فلا مضل له ومن يضلل فلا هادي له، وأشهد أن لا إله إلا الله وحده لا شريك له، وأشهد أن محمداً عبده ورسوله صلى الله عليه وعلى آله وصحبه والتابعين لهم بإحسان إلى يوم الدين. أما بعد!

Mga kapatid sa Islam! Nais ko pong payuhan ang bawat isa at ganon din ang aking sarili ng pagkatakot sa Allah - ﷻ- ,katotohanan sa pagkatakot sa Allah ay napapaloob dito ang napakaraming kabutihan.

Mga alipin ng Allah -ﷻ-! Napapaloob po sa hikmah o layunin ng Allah -ﷻ- ang pagpapadala ng mga Sugo para sa sangkatauhan bilang mga tagapagparating ng magagandang balita at tagapagparating ng mga babala, at ibinaba sa kanila ang mga kapahayagan, at bawat Propeta ay pinapangaralan ang kanyang qawm (mamamayan sa kanyang lugar),at pumili mula sa kanila (qawm) na mga matatapat na mananampalataya bilang mga katulong,kasamahan at disipulo.Sila ay tumatayong kasama ng mga Propeta sa pangangaral, pakikibaka sa landas ng Allah -ﷻ- at sa lahat ng mga gawaing ikakabuti sa sambayanan o lipunan.

Kaya ito si Nuh –alaihis salam- sumakay sa barko, siya at ang mga mananampalatayang kasama niya, at si Musa –alaihis salam- nakasama niya ang mga piling-pili at matatapat na angkan ni Israel, at si Essa –alaihis salam - namutawi sa kanyang bibig, sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿مَنۡ أَنصَارِيٓ إِلَى ٱللَّهِۖ قَالَ ٱلۡحَوَارِيُّونَ نَحۡنُ أَنصَارُ ٱللَّهِ﴾ [آل عمران: 52]

**"at sinabi: Sino ang sasama sa akin para itaguyod ang Relihiyon ('Deen') ng Allâh (ﷻ)? Sinabi ng kanyang mga Hawâriyyun (mga piling-piling disipulo):Kami ang tagapagtaguyod ng 'Deen' ng Allâh (ﷻ) at nanghihikayat patungo rito."**

At ang ating Propeta na si Muhammad -ﷺ- pinili para sa kanya ang mga mabubuting kasamahan, mga naniniwala sa kanya, at sumusunod sa kanya, pinagtatanggol siya at mas higit na inuuna siya kaysa sa mga sarili nila at mga kayamanan nila,sila ang pinakamainam na kasamahan ng pinakamainam sa mga Propeta-ﷺ-, katotohanan sila ang mga sahaba o kasamahan ng Sugo ng Allah -ﷺ-,ang kanilang napakainam na henerasyon na kung saan mismo ang Propeta -ﷺ- ang humubog at nagdisiplina sa kanila at sobrang pinaghusayan ang pagdisiplina sa kanila, kaya naman sila ang naging pinakamainam sa buong sangkatauhan pagkatapos ng mga Propeta at mga Sugo.Tunay na naipon sa kanila ang mga hakbang at mga gawain na nagdulot ng maraming kabutihan na hindi ito nagawa ng mga naunang henerasyon bago ang henerasyon ng mga Sahaba at ganon din hindi maiipon sa mga henerasyon pagkatapos nila, at basahin ninyo kung naiibigan ninyo ang sinabi ng Allah -ﷻ-:

﴿ وَٱلسَّٰبِقُونَ ٱلۡأَوَّلُونَ مِنَ ٱلۡمُهَٰجِرِينَ وَٱلۡأَنصَارِ وَٱلَّذِينَ ٱتَّبَعُوهُم بِإِحۡسَٰنٖ رَّضِيَ ٱللَّهُ عَنۡهُمۡ وَرَضُواْ عَنۡهُ وَأَعَدَّ لَهُمۡ جَنَّٰتٖ تَجۡرِي تَحۡتَهَا ٱلۡأَنۡهَٰرُ خَٰلِدِينَ فِيهَآ أَبَدٗاۚ ذَٰلِكَ ٱلۡفَوۡزُ ٱلۡعَظِيمُ ١٠٠ ﴾ [التوبة: 100]

**"At ang mga yaong naunahan ang mga tao tungo sa paniniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo na mga nangibang-bayan, na iniwanan nila ang kanilang sambayanan at ang mga pamilya at sila ay nagtungo sa Tahanan ng Islam, at ang mga Ansar, sila ay tumulong sa Sugo ng Allah laban sa kanilang mga kalaban na mga walang pananampalataya, at ganoon din ang mga mabubuting sumunod sa kanila sa paniniwala at mga salita at mga gawa sa paghahangad ng pagmamahal ng Allah, ay sila ang mga yaong kinalugdan ng Allah dahil sa kanilang pagsunod sa Allah at sa Kanyang Sugo, at minahal sila ng Allah dahil sa kanilang pagsunod at paniniwala, at inihanda sa kanila ang mga hardin na umaagos sa ilalim nito ang mga ilog na sila ay mananatili roon magpasawalang-hanggan, at ito ang dakilang tagumpay."**

Binigyang linaw ng Allah -ﷻ- sa talatang ito , na katotohanang Siya ay nalulugod sa mga Muhajirin at mga Ansar (mga sahabah), at Siya ay naghanda para sa kanila ng Paraiso, at ganoon din sinabi ng Allah -ﷻ- :

﴿ ۞ لَّقَدْ رَضِيَ ٱللَّهُ عَنِ ٱلْمُؤْمِنِينَ إِذْ يُبَايِعُونَكَ تَحْتَ ٱلشَّجَرَةِ فَعَلِمَ مَا فِي قُلُوبِهِمْ فَأَنزَلَ ٱلسَّكِينَةَ عَلَيْهِمْ وَأَثَٰبَهُمْ فَتْحًا قَرِيبًا ۝١٨ وَمَغَانِمَ كَثِيرَةً يَأْخُذُونَهَا ۗ وَكَانَ ٱللَّهُ عَزِيزًا حَكِيمًا ۝١٩ ﴾ [الفتح: 18-19]

**"Katiyakan, kinalugdan ng Allah ang mga mananampalataya ng sila ay nangako ng sumpaan sa iyo, O Muhammad, sa ilalim ng puno (ito ay ang sumpaang pangako na tinatawag na "Bay`at Ar-Ridwân" sa Hudhaybiyyah). At batid ng Allah kung ano ang nasa puso ng mga mananampalataya na paniniwala, katapatan, pagtutupad sa ipinangako, na kung kaya, ibinaba ng Allah sa kanila ang kapanatagan na ito ay tumanim sa kanilang mga puso, at pinalitan ng Allah sa kanila ang anumang hindi nangyari noong sila ay nakipagkasundo sa Hudhaybiyyah ng malapit na tagumpay, na ang kapalit ay pagkapanalo nila sa Khaybar, at maraming 'Ghanâim' na kanilang nakuha na mga kayamanan ng mga Hudyo sa Khaybar. At ang Allah ay '`Azeez' – ganap na Makapangyarihan sa Kanyang pagpaparusa sa mga kumakalaban sa Kanya, at 'Hakeem' – ganap na Maalam sa Kanyang pangangasiwa sa Kanyang mga nilikha."**

At itong sumpaang pangako ay tinatawag na Bay'at Ar-ridhwan, ito ay naganap sa Alhudaybiyah, at ang dami ng mga Sahaba na sumali dito ay 1500, at sinuman ang kinalugdan ng Allah ay hindi maaaring yumao na isang kafir o hindi mananampalataya.At patunay dito ang sinabi ng Propeta -ﷺ- :

(لا يدخل النار أحد ممن بايع تحت الشجرة) (رواه مسلم في صحيحه)

**"wala ni isa mang makakapasok ng Impyerno mula sa mga silang nangako ng sumpaan sa ilalim ng puno"** Inulat ni Muslim sa kanyang libro na Sahih.

At marami pang mga talata sa Qur'an maliban dito na pumupuri sa mga Sahaba ng Propeta - ﷺ- at iniangat ang kanilang mga antas at binabanggit ang pagiging kalugod-lugod nila sa Allah. At marami ding mga hadith na kung saan nabanggit ang kainaman nila, at ilan sa mga ito ay ang mga sumusunod :

(خير أمتي قرني، ثم الذين يلونهم، ثم الذين يلونهم) رواه البخاري ومسلم

**"Ang pinakamainam sa aking nasyon ay ang henerasyon ko, at ang sumunod ay ang henerasyon na sumunod sa kanila, at pagkatapos ay ang sumunod sa kanila"** Inulat ni Bukhari at Muslim

t ang kainamang ito at kabutihan mga kapatid sa Islam, ay siyang dahilan kaya naging pinakamataas na halimbawa at tularan ang mga sahaba para sa mga muslim sa lahat ng panahon at lugar, ang mga muslim ay nagbabalik tanaw sa buhay ng mga Sahaba, at kumukuha ng mga aral mula sa knilang mga talambuhay at lumalakas at nagiging matibay sa pamamagitan ng pagbabalik tanaw sa buhay nila, buhay nila maging sa panahon ng kapayapaan o digmaan, sa kanilang pagsamba sa Allah at pagsusumikap sa pakikibaka, sa kanilang mabuting pakikitungo at paggugugol ng kanilang mga kayamanan, na siyang dapat tularan ng mga kamusliman sa panahon natin ngayon sa lahat ng larangan ng buhay o sitwasyon na mayroon sila. At sa ibang hadith, sinabi ng Propeta -ﷺ-:

(لا تسبوا احدا من أصحابي، فلو أن أحدكم أنفق مثل أحد ذهباً ما أدرك مد أحدهم ولا نصفيه)،( متفق عليه)

**"Huwag kutyain o pagsalitaan ng masama ang isa sa mga kasamahan ko, dahil kahit gumugol ang isa sainyo ng kayamanan (ginto) niya na kasing dami ng bundok Uhud, ito ay hindi man lang papantay sa isang dakot nila o kalahati nito"** Ang hadith ay sahih napagkasunduan ni Bukhari at Muslim

وقوله "النجوم أمنة السماء، فإذا ذهبت النجوم أتى السماء ما توعد، وأنا أمنة لأصحابي، فإذا ذهبت أتى أصحابي ما يوعدون، وأصحابي أمنة لأمتي، فإذا ذهب أصحابي أتى أمتي ما يوعدون"(رواه مسلم)

At kanyang sinabi -ﷺ- **:"Ang mga bituin ay nagpapanatili at ngbibigay ng kapayapaan sa kalangitan,at kapag ito ay nawala ay mangyayari sa kalangitan kung ano ang itinakdang mangyari para dito (babagsak at masisira at maglaho), at ako ay nagpapanatili at nagiging mapayapa ang aking mga kasamahan sa pamamagitan ko, at kapag ako ay mawala, mangyayari sa aking mga kasamahan ang bagay na itinakdang mangyari at tatama sa kanila (mga di pagkakasundo at mga fitna sa pagitan nila) , at ang aking mga kasamahan ay nagpapanatili ng kapayapaan sa aking ummah o nasyon**

**at kapag nawala ang aking mga kasamahan ay magaganap sa Ummah ang mga bagay na itinakdang mangyari sa kanila tulad ng kaguluhan ,fitna at iba pa…"** Inulat ni Muslim

Totoo mga kapatid sa Islam, katotohanan ang kainaman ng mga Sahabah ay napakadakila, dahil narin sa taas ng kanilang katayuan sa nasyon ni Propeta Muhammad -ﷺ- at kainaman nila,ganon din ang kanilang antas sa Islam. Ang mga Sahaba ay kanilang nakita at nakasama ang Sugo ng Allah,sila ang unang nanampalataya at naniwala sa kanya, at sila ang higit na may sobrang pagmamahal sa kanya sa mga tao, at sa dami ng mga pagsubok at pasanin na kanilang nalampasan kasama ang Propeta -ﷺ- sa panahon na siya ay buhay pa at ganon din nong panahon na wala na siya.

Tunay na nasalihan ng Sugo -ﷺ- ang dalawamput limang digmaan sa loob ng sampong taon, at hindi lamang itong mga labanan na minsan dalawang beses sa isang taon kundi idagdag mo pa ang maraming operasyon na pinadala ng Sugo -ﷺ- na mga grupo ng sundalo na binubuo ng halos isang daan kada grupo, isipin natin kung gaano karaming pagod,uhaw,labanan at antok  ang naranasan nila sa mga gawaing ito na hindi natin maranasan sa panahon natin ngayon, at mas matindi pa dito ay minsan hindi maiwasan na nakakaharap nila mismo sa labanan ay  mga magulang nila at mga sariling kapatid,At tiniis nila ang mga parusa at pagpapahirap sa kanila alang-alang sa relihiyong ito.Katulad ng kwento ng pamilya ni Yassir at ganon din kay Bilal, Suhaib at khabbab na kung saan nababasa natin sa mga libro ang kanilang talambuhay,ganon din makita natin ang pagmamahal nila sa pakikibaka sa landas ng Allah -ﷻ- at paggugol ng kanilang mga kayamanan alang-alang sa Allah -ﷻ-.

Noong ang Propeta Muhammad -ﷺ- ay humingi ng tulong kay Uthman -t- para sa mga sundalo ay nagpadala si Uthman ng sampong libong dinar upang gamitin sa landas ng Allah -ﷻ- at inabot ito mismo ng kanyang kamay at tinanggap ng Propeta Muhammad -ﷺ- at kanyang sinabi kay Uthman **: "patawarin nawa ng Allah para saiyo o Uthman! Anumang nagawa mong kasalanan palihim man o lantad,at anumang iyong itinago at anumang mangyayari pa hanggang sa araw ng paghuhukom,at hind na magiging problema kay Uthman ang anumang magawa niya pagkatapos nito"**

At marami pang mga katangian ang Sahaba na hindi natin mabanggit para hindi humaba ang ating usapan,tulad ng pagkaroon ng awa sa pagitan nila, pagiging maalam sa aklat ng Allah-ﷻ- at sunnah ni Propeta Muhammad -ﷺ-, pagiging mapagkumbaba, palasamba,magagandang asal at pag-uugali, at mabilisang pagtugon sa anumang panawagan ng Allah at ng Kanyang Sugo -ﷺ-.

O kayong mga mananampalataya! Ang pag-uusap at pagpapaala-ala patungkol sa mga Sahabah ay bagay na dapat hindi iniiwanan, kundi gawin itong palagian sa lahat ng panahon at sandali, lalong lalo na sa panahon natin ngayon na matindi ang ating pangangailangan sa kanila bilang mga pamarisan at tularan, dapat tularan ng ating pamayanan,kabataan man o hindi.Nararapat na ipaliwanag sa kanila ang kanilang kainaman at mataas na katayuan sa ating relihiyon bilang pagsagot at pagtatanggol sa kanila mula sa mga mapanirang grupo at mga nangaligaw, na kung saan ito ay obligasyon natin na ipagtanggol sila.Isa sa mga pinuno ng mga mapanirang grupo ay ang Rafidah, na kung saan ibinilang nila sa kanilang Relihiyon ang pagkutya at pagmumura sa mga Sahabah,at ang masaklap pa ay hinahatulan nila ng kufr-mga hindi muslim-ang ilan sa mga Sahaba, dahil ang kanilang ligaw na relihiyon ay hindi nakatayo sa mga hadith na inulat ng mga Sahaba mula sa Sugo -ﷺ- bagkus nakatayo sa mga salitang nanggaling sa kanilang mga pinuno at hindi ito pinag-aaralan hanggat sa nakabuo sila ng panuntunan mula sa sarili nilang kagustuhan.

Katotohanan, ang pagkutya at pag-alipusta sa mga Sahaba o isa man sa kanila ay isang napakalaking kasalanan, at kahiya-hiyang gawain,at kakulangan sa Deen, at ito ay pagpapasinungaling sa Qur'an at sa Sugo-ﷺ-, inulat ni Thirmidhi, na sinabi ng Sugo -ﷺ-:

(الله الله في أصحابي، لا تتخذوهم غرضاً بعدي، فمن أحبهم فبحبي أحبهم، ومن أبغضهم فببغضي أبغضهم ومن آذاهم فقد آذاني، ومن آذني فقد آذى الله، ومن آذى الله فيوشك أن يأخذه)

**"Inyong ingatan at alagaan ang karapatan ng aking mga kasamahan sainyo,huwag ninyo silang gawing isang istatwa na binabato ng mga masasamang salita,bagkus ay igalang at irespeto ninyo sila, at sinumang nagmamahal sa kanila iyon ay dahil sa mahal nila ako, at sinumang napopoot sa kanila iyon ay dahil napoot saakin o**

**kinasusuklaman,at ang paggawa ng gawain upang pinsalain sila ay para nadin ako ang pininsala nila, at kapag ako ay napinsala ay para narin nilang sinubukang pinsalain ang Allah, at sinumang sinubukang pinsalain ang Allah ay hindi malayong paparusahan siya ng Allah sa mundo at sa kabilang buhay"** Inulat ni Thirmidhi

At sinabi ni Ibnu Mas'ud-t- :

(إن الله عز وجل نظر في قلوب العباد، فوجد قلب محمد خير قلوب العباد، فاصطفاه لنفسه، وابتعثه برسالته، ثم نظر في قلوب العباد بعد قلب محمد صلى الله عليه وسلم فوجد قلوب أصحابه خير قلوب العباد، فجعلهم وزراء نبيه)

**"Katotohanan ang Allah-ﷻ- ay tumingin sa mga puso ng mga alipin, at kanyang natagpuan na ang puso ni Muhammad ay pinakamainam sa mga puso, kaya pinili Niya ito at pinili siya bilang tagadala ng mensahe,at pagkatapos ay tiningnan ulit ang mga puso ng mga alipin pagkatapos ng puso ni Muhammad -ﷺ-at natangpuan Niya na ang puso ng mga Sahaba ang pinakamainam sa mga puso,kaya ginawa silang mga ministro at mga kasamahan ng Kanyang Propeta -ﷺ-"**

Sinabi ng mga pantas : "kahit na walang nabanggit sa mga talata at hadith patungkol sa kainaman ng mga Sahaba, tiyak na sapat na ang mga ginawa nila tulad ng, paghijra,jihad,pagtatanggol sa Islam,pagsasabr (pagtitiis), paggugol ng kanilang mga yaman at lakas ng kanilang pananampalataya,at iba pa…."

Katakutan ninyo ang Allah mga kapatid sa Islam! At inyong alamin ang katayuan ng inyong Propeta -ﷺ- at ng kanyang mga mararangal na kasamahan, ako ay nagpapakupkop sa Allah laban sa Shaytan (satanas) na sinumpa :

﴿ لَٰكِنِ ٱلرَّسُولُ وَٱلَّذِينَ ءَامَنُواْ مَعَهُۥ جَٰهَدُواْ بِأَمۡوَٰلِهِمۡ وَأَنفُسِهِمۡۚ وَأُوْلَٰٓئِكَ لَهُمُ ٱلۡخَيۡرَٰتُۖ وَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡمُفۡلِحُونَ ۝٨٨ أَعَدَّ ٱللَّهُ لَهُمۡ جَنَّٰتٖ تَجۡرِي مِن تَحۡتِهَا ٱلۡأَنۡهَٰرُ خَٰلِدِينَ فِيهَاۚ ذَٰلِكَ ٱلۡفَوۡزُ ٱلۡعَظِيمُ ۝٨٩ ﴾ [التوبة: 88-89]

**"Kung hindi man sumama sa pakikipaglaban ang mga Munafiqun, ay katotohanang nakipaglaban ang Sugo ng Allah at kasama ang mga manampalataya sa pamamagitan ng kanilang kayamanan at kanilang mga sarili, at sila ang magkakamit ng tulong at mga mabubuting bagay dito sa daigdig, at Hardin at karangalan naman sa Kabilang-buhay, at sila ang magkakamit ng tunay na tagumpay. Inihanda ng Allah para sa kanila**

**sa Araw ng Muling Pagkabuhay ang mga Hardin na umaagos sa mga ilalim ng mga puno nito ang mga ilog, sila ay mananatili roon mapagsawalang hanggan. Ito ang dakilang tagumpay"**

**الخطبة الثانية:**

Kung ang pagmamahalan sa pagitan ng pangkalahatang mananampalataya ay bahagi ng Deen ( Relihiyong Islam ), ay mas lalong ipinag-uutos ang pagmamahal sa mga Sahaba na kung saan ang henerasyon nila ang pinakamainam at pinakamarangal na henerasyon.Katotohanan ang pagmamahal sa mga Sahaba ay palatandaan ng imaan o pananampalataya, at ang pagkapoot sa kanila ay palatandaan ng pagkukunwari o hipokrito,mula kay Al-barra' Bin Aazib -t- kanyang sinabi : sinabi ng Sugo -ﷺ- :

(الأنصار لا يحبهم إلا مؤمن، ولا يبغضهم إلا منافق، فمن أحبهم أحبه الله ومن أبغضهم أبغضه الله)، متفق عليه

**"Ang mga Ansaar ay walang nagmamahal sa kanila maliban sa mu'min, at walang napopoot sa kanila maliban sa isang mapagkunwari o hipokrito, at sinuman nagmamahal sa kanila ay mamahalin ng Allah-ﷻ- at sinumang kinapopootan sila ay mapasakanya ang pagkapoot ng Allah -ﷻ-"** hadith sahih napagkasunduan ni Bukari at Muslim.

At kabilang sa kanilang mga karapatan ay ang purihin at ipagmalaki sila sa pamamagitan ng dila, sa mga nagawa nilang kabutihan, at kabilang sa batas ng Islam ang panalangin at paghingi ng "nawa malugod sa kanila ang Allah -ﷻ-" dahil nabanggit sa Qur'an at ito ay nababasa hanggang sa araw ng paghuhukom na ang Allah ay nalulugod sa kanila :

﴿ وَٱلَّذِينَ جَآءُو مِنۢ بَعۡدِهِمۡ يَقُولُونَ رَبَّنَا ٱغۡفِرۡ لَنَا وَلِإِخۡوَٰنِنَا ٱلَّذِينَ سَبَقُونَا بِٱلۡإِيمَٰنِ وَلَا تَجۡعَلۡ فِي قُلُوبِنَا غِلّٗا لِّلَّذِينَ ءَامَنُواْ رَبَّنَآ إِنَّكَ رَءُوفٞ رَّحِيمٌ ١٠ ﴾ [الحشر: 10]

**"At ang mga yaong dumating na mga mananampalataya pagkatapos nila na mga 'Ansar' at mga 'Muhâjireen' na mga nauna, na kanilang sinasabi: "O Allah na aming 'Rabb' na Tagapaglikha! Patawarin Mo ang aming mga kasalanan at patawarin Mo ang aming mga kapatid sa pananampalataya na mga nauna kaysa sa amin na naniwala sa Iyo, at huwag Mong hayaan na magkaroon ng kahit na anumang pag-iimbot, galit ang**

**aming mga puso sa kaninuman sa kanila na mga naniwala, O aming Rabb! Katiyakan, Ikaw ay 'Raouf' – punung-puno ng Kabutihan sa Iyong alipin, at 'Raheem' – ganap na Mapagmahal sa kanila at Napakamaawain."**

At kung anumang lumabas sa kanilang sariling pagsusumikap upang magbigay ng sariling opinion iyon ay sa layuning kabutihan at upang ipagtanggol ang relihiyong Islam at pangalagaan ito, at bawat pagkakamali nila ito ay matatabunan ng kanilang maraming kabutihan, at ang kanilang talambuhay at kasaysayan ay nagsisilbing aral at huwaran sa mga kamusliman,kaya nararapat lamang na ituro at iaral ito sa kanilang mga anak at bawat dumarating na henerasyon.

Tunay na ang mga sinaunang pantas sa Islam ay kanilang itunuturo sa kanilang mga anak ang pagmamahal sa mga Sahaba at ganon din ang kanilang mga kasaysayan.Sinabi ni Imam Malik kaawaan nawa siya ng Allah -ﷺ-: "Tinuturo nila saamin ang pagmamahal kay Abu Bakr, at kay Umar katulad ng pagtuturo saamin ng kabanata mula sa Qur'an"



**54- Ang Kahalagahan ng Da'wah**

**الخطبة الأولى:**

Katotohanan ang Paanyaya tungo sa Allah ﷻ ay karangalan ng sambayanan na ito at palamuti nito sa pagitan ng mga sambayanan, Panong hindi?! Na katunayang pinagkalooban ito ng Allah ﷻ sa pagpasan ng mensahe ng Islam, at ginawa itong pinakamainam at pinaka makatarungang pamayanan. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ وَكَذَٰلِكَ جَعَلۡنَٰكُمۡ أُمَّةٗ وَسَطٗا لِّتَكُونُواْ شُهَدَآءَ عَلَى ٱلنَّاسِ وَيَكُونَ ٱلرَّسُولُ عَلَيۡكُمۡ شَهِيدٗاۗ ١٤٣ ﴾ [البقرة: 143]

**"At ganyan nga Namin kayo ginawang isang makatarungang pamayanan upang kayo ay maging saksi para sa mga tao, at ang Sugo na si Muhammad ay maging saksi para sa inyo."**

At sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ كُنتُمۡ خَيۡرَ أُمَّةٍ أُخۡرِجَتۡ لِلنَّاسِ تَأۡمُرُونَ بِٱلۡمَعۡرُوفِ وَتَنۡهَوۡنَ عَنِ ٱلۡمُنكَرِ وَتُؤۡمِنُونَ بِٱللَّهِۗ ١١٠ ﴾ [آل عمران: 110]

**"Kayo ang pinakamabuting pamayanan na lumitaw bilang halimbawa para sa sangkatauhan; sapagkat inyong ipinag-uutos ang kabutihan at ipinagbabawal ang kasamaan, at kayo ay naniniwala sa Allah."**

At kung sinuman ang nagtataglay ng mga katangian na ito mula sa pamayanan na ito ay katiyakang kasama nila sa papuri na pinarangal ng Allah ﷻ. Tulad ng sinabi ni Qatadah (kaawaan nawa siya ng Allah) : Umabot sa amin na si Umar bin alkhattab (kalugdan nawa siya ng Allah) ay nagwika:

(مَنْ سَرَّه أَنْ يَكُونَ مِنْ تِلْكَ الْأُمَّةِ فَلْيُؤَدِّ شَرْطَ اللَّهِ فِيهَا)

**"Sinuman ang masisiyahan na maging kabilang sa pamayanan na ito ay isakatuparan niya ang kundisyon ng Allah"**

Ibig sabihin , maniwala siya sa Allah at mag-utos ng kabutihan kalakip ang pagbabawal ng kasamaan. O' kayong mga Muslim! Ang pag-aanyaya tungo sa Allah ﷻay pag-aanyaya tungo sa kanyang relihiyon na kung saan ay walang tatanggaping relihiyon bukod dito. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ وَمَن يَبْتَغِ غَيْرَ ٱلْإِسْلَٰمِ دِينًا فَلَن يُقْبَلَ مِنْهُ وَهُوَ فِى ٱلْءَاخِرَةِ مِنَ ٱلْخَٰسِرِينَ ﴿٨٥﴾ ﴾ [آل عمران: 85]

**"At sinuman ang maghangad ng ibang Relihiyon bukod sa Islam ay katotohanang hindi ito tatanggpin mula sa kanya at sa kabilang buhay siya ay mapabilang sa mga talunan"**

At ayon kay Abu Hurairah (kalugdan nawa siya ng Allah) na sinabi ni Propeta Muhammad ﷺ.

(وَالَّذِي نَفْسُ مُحَمَّدٍ بِيَدِهِ، لَا يَسْمَعُ بِي أَحَدٌ مِنْ هَذِهِ الْأُمَّةِ يَهُودِيٌّ، وَلَا نَصْرَانِيٌّ، ثُمَّ يَمُوتُ وَلَمْ يُؤْمِنْ بِالَّذِي أُرْسِلْتُ بِهِ، إِلَّا كَانَ مِنْ أَصْحَابِ النَّار)

**"Sumpa man sa may hawak ng aking kaluluwa, walang makakarinig tungkol sa akin mula sa pamayanan na ito, maging hudyo man o kristyano at pagkatapos ay namatay na hindi man lang naniwala sa aking dalang mensahe ay katotohanang siya ay mananahan sa Apoy."**

Katiyakan ang pag-aanyaya tungo sa Allah ﷻ ay isang pag-aanyaya tungo sa pagsamba sa kanya na nag-iisa at paniniwala sa Kanyang mga magagandang pangalan at katangian, kalakip ang pagtanggi sa Shirk. Ang Allah ﷻ ay nagasabi:

﴿ وَلَقَدْ بَعَثْنَا فِى كُلِّ أُمَّةٍ رَّسُولًا أَنِ ٱعْبُدُوا۟ ٱللَّهَ وَٱجْتَنِبُوا۟ ٱلطَّٰغُوتَ ﴿٣٦﴾ ﴾ [النحل: 36]

**"At katotohanang Kami ay nagpadala sa bawat pamayanan ng Sugo upang ipahayag na sambahin lamang ang Allah at itakwil ang pagsamba sa mga diyus-diyosan"**

Katiyakan ang pag-anyaya tungo sa Allah ay isang pag-anyaya tungo sa pagsunod sa Sunnah ni Propeta Muhammad ﷺ at pagbibigay babala sa paggawa ng bid'ah sa batas ng Islam.

(عَنْ العِرْبَاضِ بْنِ سَارِيَةَ -رَضِيَ اللهُ عَنْهُ- قَالَ: صَلَّى لَنَا رَسُولُ اللهِ -صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ- الْفَجْرَ، ثُمَّ أَقْبَلَ عَلَيْنَا فَوَعَظَنَا مَوْعِظَةً بَلِيغَةً، ذَرَفَتْ لَهَا الْأَعْيُنُ، وَوَجِلَتْ مِنْهَا الْقُلُوبُ، قُلْنَا: يَا رَسُولَ اللهِ، كَأَنَّ هَذِهِ مَوْعِظَةُ مُوَدِّعٍ، فَأَوْصِنَا. قَالَ: " أُوصِيكُمْ بِتَقْوَى اللهِ وَالسَّمْعِ وَالطَّاعَةِ وَإِنْ كَانَ عَبْدًا حَبَشِيًّا، فَإِنَّهُ مَنْ يَعِشْ مِنْكُمْ يَرَى بَعْدِي اخْتِلَافًا كَثِيرًا، فَعَلَيْكُمْ بِسُنَّتِي

وَسُنَّةِ الْخُلَفَاءِ الرَّاشِدِينَ الْمَهْدِيِّينَ، وَعَضُّوا عَلَيْهَا بِالنَّوَاجِذِ، وَإِيَّاكُمْ وَمُحْدَثَاتِ الْأُمُورِ، فَإِنَّ كُلَّ مُحْدَثَةٍ بِدْعَةٌ، وَإِنَّ كُلَّ بِدْعَةٍ ضَلَالَةٌ" رَوَاهُ أَحْمَدُ وَالتِّرْمِذِيُّ وَقَالَ: هَذَا حَدِيثٌ حَسَنٌ صَحِيحٌ)

Ayon kay Erbad bin Sariyah (kalugdan nawa siya ng Allah) "Isang pagkakataon na nagsalah kami ng fajr kasama ng Sugo ng Allah at pagkatapos siya ay humarap sa amin at nagbigay ng napakagandang payu na nagdulot ng pagkaluha ng mga mata at pagkatakot ng mga puso, kung kaya aming sinabi: "Oh Sugo ng Allah, ito ay parang habilin ng isang lilisan, kung kaya payuhan mo kami! Ang Propeta ay nagsabi: **"Hahabilinan ko kayu ng pagkatakot sa Allah at pagsunod sa Pinuno kahit na siya pa ay isang mahinang alipin, dahil katotohanan, sinoman sa inyo ang mabubuhay ng mahaba ay katiyakang makakakita ng madaming salungatan, kung kaya nararapat sa inyo na panghawakan ang aking Sunnah, at Sunnah ng mga matutuwid na Khalifah ( abu bakr, umar, uthman, ali) kagatin niyo ito ng mahigpit, at iwasan ninyo ang mga bagong katuruan, sapagakat lahat ng bagong katuruan ay bid'ah at ang lahat ng bid'ah ay pagkaligaw ".**

Oh kayong mga Muslim! Katiyakan ang pag-aanyaya tungo sa Allah ﷻ, ang kanyang kahalagahan ay napakadakila at ang kanyang gantimpala ay napakadami, at katotohanang ito ay daan tungo sa tagumpay at kaligtasan. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ وَلْتَكُن مِّنكُمْ أُمَّةٌ يَدْعُونَ إِلَى ٱلْخَيْرِ وَيَأْمُرُونَ بِٱلْمَعْرُوفِ وَيَنْهَوْنَ عَنِ ٱلْمُنكَرِ ۚ وَأُو۟لَٰٓئِكَ هُمُ ٱلْمُفْلِحُونَ ﴿١٠٤﴾ ﴾ [آل عمران: 104]

**"At hayaang magkaroon sa inyo ng isang mabuti at huwarang pamayanang mag-anyaya sa sangkatauhan ng kabutihan, nag-uutos ng kabutihan at nagbabawal ng kasamaan,at sila yaong mga magtatagumpay"**

At ang totoong nagtagumpay ay yaong nagtagumpay sa mundo at sa kabilang buhay at naiwasan ang kasamaan sa dalawang ito. Katotohanan ang pag-aanyaya tungo sa Allah ay daan upang madalisay ang mga sarili at malinisan ito. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ هُوَ ٱلَّذِى بَعَثَ فِى ٱلْأُمِّيِّـۧنَ رَسُولًا مِّنْهُمْ يَتْلُوا۟ عَلَيْهِمْ ءَايَٰتِهِۦ وَيُزَكِّيهِمْ وَيُعَلِّمُهُمُ ٱلْكِتَٰبَ وَٱلْحِكْمَةَ وَإِن كَانُوا۟ مِن قَبْلُ لَفِى ضَلَٰلٍ مُّبِينٍ ﴿٢﴾ ﴾ [الجمعة: 2]

**"Siya na nagsugo sa gitna ng mga hindi marunong bumasa at sumulat (mga arabo) ng isang sugo na mula sa kanilang lahi, binibigkas sa kanila ang Kanyang ayat ( ang Qur'an), at sila ay dinadalisay mula sa kawalang paniniwala, at sila ay tinuturuan ng Aklat (Qur'an) at ng karunungan (ang Sunnah). Bagaman sila noon ay nasa dating hayag na kamalian."**

Katotohanan ang Pag-aanyaya tungo sa Allah ﷻ ay dahilan ng katatagan sa Pananampalataya. Ang Allah ﷻ ay nagwika:

﴿ يَٰٓأَيُّهَا ٱلَّذِينَ ءَامَنُوٓاْ إِن تَنصُرُواْ ٱللَّهَ يَنصُرۡكُمۡ وَيُثَبِّتۡ أَقۡدَامَكُمۡ ٧ ﴾ [محمد: 7]

**"O' kayong mga mananampalataya !Kung inyong tutulongan ang Allah kayo ay Kanyang tutulongan laban sa inyong mga kaaway, at gagawing matatag ang inyong mga paa."**

Kung kaya, maging masaya ang bawat nag-aanyaya tungo sa Allah ﷻna sila ay pagkakalooban ng Allah ng katatagan sa pananampalataya at lakas sa paghawak nito bilang gantimpala sa kanilang pagsisikap, at pabuya sa kabutihan ng kanilang ginawa, at ito ay bagay na nakikita natin sa ating mga Ulamah at mga Duats na pinagsisilbihan ang Islam, sila ang may pinakamatatag sa pananampalataya kahit pa magbago-bago ang panahon at sitwasyon.

Katotohanan ang Pag-aanyaya tungo sa Allah ay pintuang napakadakila na kabilang sa mga pintuan ng kabutihan, at napakadaling daan upang makamit ang gantimpala at mananatili ang iyong gantimpala pagkatapos ng iyong kamatayan.

(عَنْ أَبِي مَسْعُودٍ الْأَنْصَارِيِّ -رضي الله عنه- قَالَ: قَالَ رَسُولُ اللهِ -صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ "مَنْ دَلَّ عَلَى خَيْرٍ فَلَهُ مِثْلُ أَجْرِ فَاعِلِهِ) رَوَاهُ مُسْلِمٌ.

Ayon kay Abu Mas'ud Al-Ansariy (kalugdan nawa siya ng Allah) na sinabi ng Sugo ng Allah ﷺ: **"Sinoman ang mag-akay tungo sa kabutihan, ay mapapasakanya ang katulad ng gantimpalang gumawa nito"**

Katotohanan ang Pag-aanyaya tungo sa Allah ﷻ ay dahilan upang makamit ang pagmamahal ng Allah ﷻ.

(عَنِ ابْنِ عُمَرَ –رَضِيَ اللَّهُ عَنْهُمَا– أَنَّ رَسُولُ اللهِ –صَلَّى اللهُ عَلَيْهِ وَسَلَّمَ– قَالَ " أَحَبُّ النَّاسِ إِلَى اللهِ أَنْفَعُهُمْ لِلنَّاسِ "رَوَاهُ الطَّبَرَانِيُّ وَحَسَّنَهُ الْأَلْبَانِيُّ)

Ayon kay ibnu Umar (kalugdan nawa sila ng Allah) na ang Sugo ng Allah ﷺ ay nagwika: **"Ang pinakamamahal ng Allah mula sa mga tao ay kung sino sa kanila ang may kapaki-pakinabang sa mga tao"**

Walang pagdududa na ang pinaka may maibibigay na pakinabang sa mga tao ay yaong mga nag-aayos ng kanilang mga paniniwala at kanilang pananampalataya at nagdadalisay ng kanilang mga ugali, at ganon din yaong mga kumakalaban sa kamalian at sa mga masasamang pagnanasa.

O' kayong mga muslim! Katotohanang ito ay kakaunting pagbanggit lamang kompara sa napakaraming mga Ayat at mga Hadith na naghihikayat sa pag-aanyaya tungo sa Allah, at naghihikayat sa pagtuturo ng kabutihan sa mga tao.

At tayo ay nasa matinding pangangailangan na magtulungan sa kabutihan at kaayusan.

أَقُولُ قَوْلِي هَذَا وَأَسْتَغْفِرُ اللهَ لِي وَلَكُمْ مِنْ كُلِّ ذَنْبٍ فَاسْتَغْفِرُوهُ إِنَّهُ هُوَ الْغَفُورُ الرَّحِيمُ

**الخطبة الثانية:**

الْحَمْدُ للهِ الذَي عَلَّمَ بِالْقَلَمِ، عَلَّمَ الإِنْسَانَ مَا لَمْ يَعْلَمْ، وَالصَّلاةُ عَلَى خَاتَمِ رُسُلِهِ وَأَفْضَلِ أَنْبِيَائِهِ، وَعَلَى آلِهِ وَصَحْبِهِ وَأَزْوَاجِهِ وَعَلَى مَنْ تَبِعَهُمْ بِإِحْسَانٍ إِلَى يَوْمِ لِقَائِهِ وَسَلَّمَ تَسْلِيماً كَثِيراً .

O' Kayong mga mananampalataya! Tunay na ang paraan ng pag-aanyaya tungo sa Allah ﷻ ay napakadami Alhamdulillah, ikaw na nasa iyong bahay ay kaya mong magda'wah, kahit sa iyong ina, sa iyong ama, sa iyong mga kapatid, sa iyong asawa at mga anak, at sinoman ang nasa iyong palagi na mga kamag'anak. Ang Allah ﷻ ay nagsabi:

﴿ وَأۡمُرۡ أَهۡلَكَ بِٱلصَّلَوٰةِ وَٱصۡطَبِرۡ عَلَيۡهَاۖ لَا نَسۡـَٔلُكَ رِزۡقٗاۖ نَّحۡنُ نَرۡزُقُكَۗ وَٱلۡعَٰقِبَةُ لِلتَّقۡوَىٰ ١٣٢ ﴾ [طه: 132]

**"At iyong ipag-utos ang pagdarasal sa iyong pamilya, at maging matiisin dito. Kami ay hindi humihingi ng panustos mula sa iyo, bagkus Kami mismo ang magbibigay ng panustos sa iyo, at ang mabuting wakas ay para sa mga natatakot sa Allah"**

Kung kaya ang iyong pagsusumikap na magtaguyod ng tamang pagsasagawa ng salah ang bawat myembro ng iyong pamilya ay isang da'wah, at ang iyong pag-uutos sa kanila na kumain at uminom gamit ang kanang kamay ay isang da'wah, at ang iyong pagmamasid sa kanilang mga sinusuot at pinapanood at paggabay sa kanila sa tamang katuruan ng Islam ay isang da'wah.

O' kayong mga Muslim! Tunay na kabilang sa magtutulak sa atin sa pag-aanyaya tungo sa Allah ﷻ ay katotohanan na ang mga nasa maling landas ay masisipag sa pagpapalaganap ng kanilang kamalian, kung kaya, ikakabuti ba na ang mga nasa tamang landas ay magtamad tamaran?! O di kayay iasa nalang ang pagdada'wah sa iba, sakatwirang si Fulan ay nagdada'wah na?

قَالَ عُمَرَ بْنُ الْخَطَّابِ رَضِيَ اللهُ عَنْهُ: (اللَّهُمَّ إِنِّي أَعُوذُ بِكَ مِنْ جَلَدِ الْفَاجِرِ وَعَجْزِ الثِّقَةِ)

Sinabi ni Umar bin Al-khattab (kalugdan nawa siya ng Allah ﷻ): " Oh Allah ﷻako ay nagpapakopkop sa iyo mula sa kasipagan ng isang masamang tao at kahinaan ng isang mabuting tao".

Kung kaya , magtiwala ka sa Allah at simulan mo sa iyong sarili at mag-anyaya ka sa abot ng iyong makakaya tungo sa kabutihan at pigilan mo sa abot ng iyong makakaya ang kasamaan.

﴿ ٱدۡعُ إِلَىٰ سَبِيلِ رَبِّكَ بِٱلۡحِكۡمَةِ وَٱلۡمَوۡعِظَةِ ٱلۡحَسَنَةِۖ وَجَٰدِلۡهُم بِٱلَّتِي هِيَ أَحۡسَنُۚ إِنَّ رَبَّكَ هُوَ أَعۡلَمُ بِمَن ضَلَّ عَن سَبِيلِهِۦ وَهُوَ أَعۡلَمُ بِٱلۡمُهۡتَدِينَ ١٢٥ ﴾ [النحل: 125]

**"Anyayahan ang sangkatauhan sa landas ng iyong Panginoon nang may karunungan at mahusay na talakayan, at makipagtalo sa kanila sa paraang pinakamahusay. Katotohanan, ang iyong Panginoon ay lubos na nakababatid kung sino ang napaligaw mula sa Kanyang landas, at Kanyang lubos na nababatid kung sino ang mga napatnubayan".**






## 55- Ang Corona Virus

**الخطبة الأولى:**

أما بعد:

Sa mga araw na ito'y paulit-ulit na pinapag-usapan ng mga tao ang isang sakit na lubos nilang kinakatakutan na baka ito'y kumalat o baka sila'y tamaan nito. Mayroong nagbibiro at mayroong nagbibigay ng payo. At ang isang Muslim sa lahat ng pagkakataon, oras, at gayun din sa lahat ng mga panibagong pangyayari at sakuna ay nararapat sa kanya ang magpakupkop sa Allah ﷻ. At nararapat na ang kanyang pagsalita tungkol sa bagay na ito, o ang pagbigay ng solusyon ay naaayon sa batayan ng Shariah, at mga pamantungan na nauukol sa bagay na ito, at nang mayroong pagkatakot sa Allah ﷻ at isapuso na ang Allah ﷻ ay laging nakamasid sa kanya.

At ito ang anim na mga aral patungkol sa usaping ito na siyang napakahalagang mga bagay na magbibigay ng hugis sa buhay ng tao sa mga araw na ito:

**Ang unang aral**: Obligado sa bawat muslim na sa lahat ng kanyang kalagayan ay magpakupkop sa Allah ﷻ, umasa sa Kanya, at manalig na ang lahat ng bagay ay nasa Kanyang Kamay.

﴿ مَآ أَصَابَ مِن مُّصِيبَةٍ إِلَّا بِإِذۡنِ ٱللَّهِۗ وَمَن يُؤۡمِنۢ بِٱللَّهِ يَهۡدِ قَلۡبَهُۥۚ ﴾ [التغابن: 11]

"Walang sakuna ang magaganap maliban na ito'y sa kapahintulutan ng Allah, at sinuman ang mananampalataya sa Allah ay Kanyang gabayan ang kanyang puso"

Samakatuwid, ang lahat ng bagay ay nasa Kamay ng Allah ﷻ,at nasa ilalim ng Kanyang kontrol at pamamalakad. Kung anuman ang naisin ng Allah ﷻ ay mangyayari at kung anuman ang hindi niya naisin ay hindi mangyayari, at walang sinumang makapagbibigay ng proteksiyon maliban sa Allah ﷻ.

﴿ قُلۡ مَن ذَا ٱلَّذِي يَعۡصِمُكُم مِّنَ ٱللَّهِ إِنۡ أَرَادَ بِكُمۡ سُوٓءًا أَوۡ أَرَادَ بِكُمۡ رَحۡمَةٗۚ ﴾ [الأحزاب: 17]

**“Sabihin: Sino ba siya na magprotekta sa inyo mula sa Allah kapag gustuhin Niya para sa inyo ang kapinsalaan o gustuhin Niya para sa inyo ang habag?”**

﴿ إِنْ أَرَادَنِيَ ٱللَّهُ بِضُرٍّ هَلْ هُنَّ كَٰشِفَٰتُ ضُرِّهِۦٓ أَوْ أَرَادَنِى بِرَحْمَةٍ هَلْ هُنَّ مُمْسِكَٰتُ رَحْمَتِهِۦ ﴾ [الزمر: 38]

**“Kung gustuhin ng Allah para sa akin ay kapinsalaan, maaalis ba nila ang Kanyang pinsala? . O kung gustuhin Niya para sa akin ay habag, mapipigilan ba nila ang Kanyang habag?”**

﴿ مَّا يَفْتَحِ ٱللَّهُ لِلنَّاسِ مِن رَّحْمَةٍ فَلَا مُمْسِكَ لَهَا ۖ وَمَا يُمْسِكْ فَلَا مُرْسِلَ لَهُۥ مِنۢ بَعْدِهِۦ ﴾ [فاطر: 2]

**“Anumang habag ang ibigay ng Allah sa sangkatauhan ay walang makapipigil nito, at anuman ang Kanyang ipagkait ay walang sinumang makapagpapadala nito pagkatapos Niya (itong ipagkait)”**

At sa Hadith:

(وَاعْلَمْ أَنَّ الأُمَّةَ لَوِ اجْتَمَعَتْ عَلَى أَنْ يَنْفَعُوكَ بِشَيْءٍ لَمْ يَنْفَعُوكَ إِلاَّ بِشَيْءٍ قَدْ كَتَبَهُ اللَّهُ لَكَ، وَلَوِ اجْتَمَعُوا عَلَى أَنْ يَضُرُّوكَ بِشَيْءٍ لَمْ يَضُرُّوكَ إِلاَّ بِشَيْءٍ قَدْ كَتَبَهُ اللَّهُ عَلَيْكَ، رُفِعَتِ الأَقْلاَمُ وَجَفَّتِ الصُّحُفُ)

**“At alamin mo! katotohanan na ang buong nasyon kapag sila’y nagkaisa upang ika’y bigyan ng anumang kabutihan ay hindi ka nila mabibigyan ng anumang kabutihan maliban na lamang sa bagay na isinulat ng Allah ﷻ para sayo. At kapag sila’y nagkaisa upang ika’y bigyan ng anumang kapinsalaan ay hindi ka nila mabibigyan ng anumang kapinsalaan maliban na lamang sa bagay na isinulat ng Allah ﷻ para sayo, naitaas na ang mga panulat at natuyo na ang mga sinulatan”**

At sa Hadith:

(كَتَبَ اللَّهُ مَقَادِيرَ الْخَلاَئِقِ قَبْلَ أَنْ يَخْلُقَ السَّمَاوَاتِ وَالأَرْضَ بِخَمْسِينَ أَلْفَ سَنَةٍ)

**“Isinulat ng Allah ﷻ ang mga kapalaran ng lahat ng mga nilikha limampung libong taon bago pa Niya likhain ang kalangitan at kalupaan”**

At sa Hadith:

(إِنَّ أَوَّلَ مَا خَلَقَ اللَّهُ الْقَلَمَ، فَقَالَ لَهُ: اكْتُبْ. قَالَ: رَبِّ وَمَاذَا أَكْتُبُ؟! قَالَ: اكْتُبْ مَقَادِيرَ كُلِّ شَيْءٍ حَتَّى تَقُومَ السَّاعَة)

**“Tunay na ang unang nilikha ng Allah ay ang panulat, Kanyang sinabi sa kanya: “Sumulat ka” . Kanyang sinabi: “At ano ang aking isusulat O aking Panginoon?”. Kanyang sinabi: “Isulat mo ang mga kapalaran ng lahat ng bagay hanggang sa muling pagkabuhay”**

Kaya’t obligado sa isang Muslim na kanyang ipaubaya ang kanyang kalagayan sa Allah ﷻ habang siya’y naghahangad, nagnanais, umaasa, at nagtitiwala sa Kanya. Hindi niya inaasahan ang kanyang magandang kalusugan, kanyang paggaling, at kanyang kaligtasan maliban lamang sa kanyang Panginoon. Kaya’t ang mga masamang pangyayari, at pagdating ng mga pagsubok ay walang naidadagdag sa kanya maliban sa kanyang pagsumamo at pagpapakupkop sa Allah ﷻ:

﴿ وَمَن يَعۡتَصِم بِٱللَّهِ فَقَدۡ هُدِيَ إِلَىٰ صِرَٰطٖ مُّسۡتَقِيمٖ ﴾ [آل عمران: 101]

**“At sinuman ang tumangan nang mahigpit sa Allah, magkagayo’y tunay na siya’y napatnubayan tungo sa matuwid na landas”**

**Ang pangalawang aral:** Tunay na obligado sa bawat Muslim na kanyang pangalagaan ang Allah ﷻsa pamamagitan nang pangangalaga niya sa pagsunod sa Kanya sa pagsagawa ng Kanyang mga ipinag-utos at paglayo sa Kanyang mga ipinagbawal. Sinabi ng Propeta ﷺ sa kanyang payo kay ibno Abbas radiyallahu anhuma:

(احْفَظِ اللَّهَ يَحْفَظْكَ، احْفَظِ اللَّهَ تَجِدْهُ تُجَاهَكَ)

**“Iyong pangalagaan ang Allah at ika’y Kanyang pangangalagaan, pangalagaan mo ang Allah at Siya’y matatagpuan mo sa iyong harapan”**

Samakatuwid, ang pangangalaga sa mga ipinag-utos ng Allah ﷻ sa pamamagitan nang paggawa nito at pag-iwan sa ipinagbawal ay dahilan ng proteksiyon ng isang Alipin, kanyang kaligtasan, at pangangalaga ng Allah ﷻ sa kanya sa buhay sa mundo at sa kabilang buhay. Kapag siya’y tamaan ng pagsubok o dumatal sa kanya ang anumang kapinsalaan ay maging dahilan ng pagtaas ng kanyang antas sa Allah ﷻ, dahil dito’y nabanggit ng ating Propeta ﷺ:

(عَجَبًا لأَمْرِ الْمُؤْمِنِ إِنَّ أَمْرَهُ كُلَّهُ خَيْرٌ، وَلَيْسَ ذَاكَ لأَحَدٍ إِلاَّ لِلْمُؤْمِنِ، إِنْ أَصَابَتْهُ سَرَّاءُ شَكَرَ فَكَانَ خَيْرًا لَهُ، وَإِنْ أَصَابَتْهُ ضَرَّاءُ صَبَرَ فَكَانَ خَيْرًا لَهُ)

**"Kahanga-hanga ang kalagayan ng isang mananampalataya, tunay na ang lahat ng kanyang kalagayan ay kabutihan, at ito'y hindi mangyayari maliban lamang sa isang mananampalataya. Kapag siya'y tamaan nang nakalulugod sa kanya ay siya'y nagpapasalamat, at ito'y nakabuti para sa kanya. At kapag siya nama'y tamaan ng kasawiangpalad ay siya'y nagtitiis, at ito'y nakabuti para sa kanya" .**

Samakatuwid, ang mananampalataya sa kanyang kasiyahan, kasawiangpalad, kanyang kagipitan at kaginhawaan ay isang kabutihan tungo sa kabutihan. At tulad nang nabanggit ng Propeta ﷺ **" at ito'y hindi mangyayari maliban lamang sa isang Muslim".**

**Ang pangatlong aral:** Tunay na ang Shariah ng Islam ay ipinarating nito ang pagsagawa ng mga kaparaanan at paghihikayat tungo sa paggamit ng gamot o paghanap ng lunas. At ang paggamit ng gamot at paghanap ng paraan upang gumaling ay hindi ito sumasalungat sa tawakkul o pagtitiwala sa Allah ﷻ.

At ang paggamit ng gamot na siyang ipinarating ng Shariah ng Islam ay sinasaklaw nito ang dalawang uri ng gamot; Ang pag-iingat na siyang gagawin bago pa man dumatal ang sakit, at ang paggamot na siyang gagawin pagkatapos na dumatal ito. At ang lahat ng ito'y ipinarating ng Shariah. At nandirito( sa Shariah) ang mga pamantungan ng paggamot, paggaling, at nandirito rin ang mga pamantungan ng paggamit ng gamot na siyang magbibigay sa isang Muslim ng magandang kalusugan at kaligatasan sa mundo at kabilang buhay. At sinuman ang babasahin niya ang aklat na "At-tib An-Nabawi' (Prophetic Medicine) ni ibno Al-Qayyim rahimahullah ay kanyang matatagpuan tungkol sa usaping ito ang kahanga-hangang bagay na siyang ipinarating ng Shariah ng Islam at ito'y napatunayan na mula sa Propeta ﷺ.

Ang tungkol sa pag-iingat ay binanggit ng ating Propeta ﷺ:

(مَنِ اصْطَبَحَ بِسَبْعِ تَمَرَاتٍ عَجْوَةٍ لَمْ يَضُرَّهُ ذَلِكَ الْيَوْمَ سُمٌّ وَلاَ سِحْرٌ)

**"Sinuman ang kumain sa umaga ng pitong Ajwa(Isang uri ng datiles) ay hindi siya mapipinsala sa araw na iyon ng lason at pangkukulam"**

At naiulat mula sa Propeta ﷺ sa hadith na isinalasay ni Uthman bin Affan radiyallahu anhu na tunay na ang Propeta ﷺ ay nagwika:

(مَا مِنْ عَبْدٍ يَقُولُ فِي صَبَاحِ كُلِّ يَوْمٍ وَمَسَاءِ كُلِّ لَيْلَةٍ: بِسْمِ اللهِ الَّذِي لاَ يَضُرُّ مَعَ اسْمِهِ شَيْءٌ فِي الأَرْضِ وَلاَ فِي السَّمَاءِ وَهُوَ السَّمِيعُ الْعَلِيمُ- ثَلاَثَ مَرَّاتٍ -فَلا يضُرُّهُ شَيْءٌ)

"Sinumang alipin ang kanyang sasabihin sa umaga ng bawat araw at sa hapon ng bawat gabi ng tatlong beses;

(بِسْمِ اللهِ الَّذِي لاَ يَضُرُّ مَعَ اسْمِهِ شَيْءٌ فِي الأَرْضِ وَلاَ فِي السَّمَاءِ وَهُوَ السَّمِيعُ الْعَلِيمُ)

" Sa Ngalan ng Allah na siyang walang makakapinsala kasama ng Kanyang Ngalan sa kalupaan at sa kalangitan, at Siya ang nakakarinig, ang pinakamaalam" ay hindi siya mapipinsala ng anumang bagay.

At naiulat mula sa Propeta ﷺna tunay na kanyang sinabi:

(مَنْ قَرَأَ بِالآيَتَيْنِ مِنْ آخِرِ سُورَةِ الْبَقَرَةِ فِي لَيْلَةٍ كَفَتَاهُ)

" Sinuman ang basahin niya ang dalawang Ayah sa hulihan ng Surah Al-Baqarah sa gabi ay sapat na sa kanya"

Ibig sabihin (sapat na sa kanya) mula sa lahat ng sakit, sakuna, at kasamaan. At naiulat rin sa Hadith ni Abdullah bin Khubaib radiyallahu anhu, kanyang sinabi: "Lumabas kami sa isang gabing napakadilim, hinahanap namin ang Propeta ﷺ upang siya'y magsalah sa amin, akin siyang nakita at kanyang sinabi: "Sabihin mo" at wala akong nasabing anumang salita. Kanyang sinabi: "Sabihin mo" at wala akong nasabing anumang salita. Sinabi ko: "Ano ang sasabihin ko?" Sabi niya:

(قُلْ هُوَ اللَّهُ أَحَدٌ وَالْمُعَوِّذَتَيْنِ حِينَ تُمْسِى وَتُصْبِحُ ثَلاَثَ مَرَّاتٍ؛ تَكْفِيكَ مِنْ كُلِّ شَيْءٍ)

**"Sabihin mo ang Allah ang nag-iisa( Surah Ikhlas) at ang dalawang Muawwidhatayn( Surah Falaq at Surah An-Nas) sa hapon at umaga ng tatlong beses, ito'y sapat sa iyo (bilang proteksiyon) mula sa lahat ng bagay"**

At naiulat mula sa Propeta ﷺ mula sa Hadith ni Abdullah bin Umar na katotohan ang Propeta ﷺ ay hindi niya iniiwan ang mga panalangin na ito kapag dumating sa kanya ang umaga at gabi:

(اللَّهُمَّ إِنِّي أَسْأَلُكَ الْعَافِيَةَ فِي الدُّنْيَا وَالآخِرَةِ، اللَّهُمَّ إِنِّي أَسْأَلُكَ الْعَفْوَ وَالْعَافِيَةَ فِي دِينِي وَدُنْيَايَ وَأَهْلِي وَمَالِي، اللَّهُمَّ اسْتُرْ عَوْرَاتِي، وَآمِنْ رَوْعَاتِي، اللَّهُمَّ احْفَظْنِي مِنْ بَيْنِ يَدَيّ وَمِنْ خَلْفِي وَعَنْ يَمِينِي وَعَنْ شِمَالِي وَمِنْ فَوْقِي وَأَعُوذُ بِعَظَمَتِكَ أَنْ أُغْتَالَ مِنْ تَحْتِي)

**"O Allah, ako'y humihingi sa iyo ng kaligtasan sa mundo at kabilang buhay. O Allah, ako'y humihingi sa iyo ng kapatawaran at kaligtasan sa aking Relihiyon, aking pamumuhay, aking pamilya, at aking kayamanan. O Allah, pagtakpan mo ang aking mga kamalian at gawin mo akong panatag mula sa aking mga kinakatakutan. O Allah, pangalagaan mo ako sa aking harapan, sa aking likuran, sa aking kanan, sa aking kaliwa, sa aking itaas, at ako'y nagpapakupkop sa iyong kadakilaan na ako'y mapinsala mula sa aking ilalim"**

At sa panalangin na ito'y isang kumpletong proteksiyon at ganap na pangangalaga sa isang Alipin mula sa lahat ng dako.

At tungkol naman sa paggamot ay naiulat mula sa Propeta ﷺ ang mga dakilang payo, at mga kaaya-ayang patnubay, at iba't-ibang mga uri ng paggamot na siyang ipinaliwanag sa kanyang Sunnah ngunit magiging mahaba ang usapan kapag ito'y babanggitin o tukuyin. At ang buong detalye patungkol dito'y makikita sa aklat na Zad Al-Maad ni ibn Al-Qayyim.

**الخطبة الثانية:**

**Ang pang-apat na aral:** Obligado sa bawat Muslim na hindi siya magpapadala sa anumang mga usap-usapang panay kasinungalingan. Dahil ang iba sa mga tao tulad sa mga ganitong sitwasyon ay nagpapakalat ng mga bagay-bagay o bumabanggit ng anumang bagay na mali at walang katotohanan. At kanyang pinapalaganap sa mga tao ang takot, pangamba at matinding pagkabahala na wala namang batayan o hindi naman

ito umiiral. Dahil dito'y hindi maaari sa isang Muslim ang magpapadala sa katulad ng mga ganitong tsimis na kung saan ay masisira nito ang kumpleto niyang pananampalataya, kanyang pananalig, at kanyang pagtitiwala sa Allah ﷻ.

**Ang panlimang aral:** Katotohanan na ang mga pagsubok na siyang dumadating sa isang Muslim, sa kanyang kalusugan man, o kanyang pamilya, o kanyang anak, o kanyang kayamanan, o kanyang negosyo, at iba pa; kapag siya'y nagtiis dito at naghangad ng gantimpala sa Allah ﷻ ay magiging dahilan ito ng pagtaas ng kanyang antas sa Allah ﷻ .Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَنَبۡلُوَنَّكُم بِشَيۡءٖ مِّنَ ٱلۡخَوۡفِ وَٱلۡجُوعِ وَنَقۡصٖ مِّنَ ٱلۡأَمۡوَٰلِ وَٱلۡأَنفُسِ وَٱلثَّمَرَٰتِۗ وَبَشِّرِ ٱلصَّٰبِرِينَ ١٥٥ ٱلَّذِينَ إِذَآ أَصَٰبَتۡهُم مُّصِيبَةٞ قَالُوٓاْ إِنَّا لِلَّهِ وَإِنَّآ إِلَيۡهِ رَٰجِعُونَ ١٥٦ أُوْلَٰٓئِكَ عَلَيۡهِمۡ صَلَوَٰتٞ مِّن رَّبِّهِمۡ وَرَحۡمَةٞۖ وَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡمُهۡتَدُونَ ١٥٧ ﴾

[البقرة: 155-157]

**"At katiyakan, Amin kayong susubukan nang pagkatakot, pagkagutom, kawalan ng kayamanan, buhay, at mga pananim. At magbigay ka ng magandang balita para sa mga matiisin. Sila yaong kapag dumatal sa kanila ang anumang pagsubok ay kanilang sinasabi: "Katotohanan kami ay sa Allah (nagmula), at katotohanan sa Kanya kami ay babalik." Sila yaong mga nagawaran ng pagpapala mula sa kanilang Panginoon at (Kanyang) habag, at sila yaong mga napatnubayan"**

Samakatuwid, ang Allah ﷻ ay kanyang binibigyan ng pagsubok ang kanyang Alipin upang Kanyang marinig ang kanyang daing, ang kanyang pagsusumamo, ang kanyang panalangin, ang kanyang pagtitiis, ang kanyang pagsuko sa anumang itinakda sa kanya ng Allah ﷻ. Ang Allah ﷻ ay nakikita Niya ang Kanyang mga Alipin kapag dumatal sa kanila ang Kanyang pagsubok mula sa mga kalamidad at iba pa, at Kanyang nalalaman kung anuman ang panlilinlang ng mga paningin at anumang itinatago ng mga dibdib. At Kanyang gagantimpalaan ang bawat Alipin depende sa kanyang layunin at intensiyon. Dahil dito, kapag anumang dumatal sa kanya mula sa sakit man, o pangangailangan, o kakulangan ng kayamanan at iba pa, ay nararapat sa kanya ang maghangad ng gantimpala sa Allah ﷻ at kanya itong harapin nang mayroong pagtitiis at pagsuko upang kanyang makamit ang gantimpala ng mga matiisin. At sinuman ang nakaligtas sa mga

pagsubok ay magpasalamat sa Allah ﷻ upang kanyang makamit ang gantimpala ng mga mapagpasalamat.

**Ang pang-anim na aral:** Tunay na ang pinakalamaking pagsubok ay ang pagsubok sa Relihiyon, ito ang pinakamalaking pagsubok sa mundo at kabilang buhay. At dito ang pinakalamaking pagkalugi na walang anumang kita, at ang pagkabagsak na hindi na aasahan pang makabangon. Kapag ito'y maalala ng isang Muslim sa panahon ng pagsubok o sa panahon ng kalusugan at kaginhawaan ay pasasalamatan niya ang Allah ﷻ dahil maayos ang kanyang Relihiyon. Iniulat ni Bayhaqi sa 'Shuab Al-Eeman' mula kay Shurayh Al-Qadi rahimahullah:

(إني لأصاب بالمصيبة فأحمد الله عليها أربع مرات: أحمده إذ لم تكن أعظم مما هي, وأحمده إذ رزقني الصبر عليها, وأحمده إذ وفقني للاسترجاع لما أرجو فيه من الثواب, وأحمده إذ لم يجعلها في ديني)

"Tunay na kapag ako'y tamaan ng pagsubok ay nagpapasalamat ako sa Allah ﷻng apat na beses; Nagpapasalamat ako sa Kanya kapag ang pagsubok na ito'y hindi mas matindi kaysa noong nakaraan. At nagpapasalamat ako sa Kanya kapag ako'y Kanyang biyayaan ng pagtitiis sa pagsubok na ito. At nagpapasalamat ako sa Kanya kapag ako'y Kanyang gabayan sa pagsabi ng "Inna lillahi wa inna ilayhi rajiun" sa paghahangad ko ng gantimpala dito. At ako'y nagpapasalamat sa Kanya kapag hindi Niya ginawa ang pagsubok na ito sa aking Relihiyon"

At hinihiling ko sa Allah ﷻ na tayo'y Kanyang proteksiyonang lahat sa pamamagitan ng Kanyang pangangalaga, at biyayaan Niya tayo ng kapatawaran at kaligtasan sa ating Relihiyon, sa ating pamumuhay sa Mundo, sa ating pamilya, at sa ating kayamanan. Tunay na Siya ang nakakarinig, ang malapit, ang tumutugon.



**56- Ang Mga Payo At Gabay Upang Alisin Ng Allah Ang Sakuna**

**الخطبة الأولى:**

الحمد لله، الحمد لله رب الأرض والسماء، الوهاب للنعماء، يكشف البأساء والضراء، ويرفع البلاء، ذو الرحمة الواسعة، والحكمة البالغة، لرب الحمد والشكر على آلائه كلها، ما علمنا منها وما لم نعلم، وأشهد ألا إله إلا الله وحده لا شريك له، سميع الدعاء، وأشهد أن نبينا وسيدنا محمدًا عبده ورسوله، صاحب الحمد واللواء، اللهم صلِّ وسلِّم وبارِكْ على عبدِكَ ورسولِكَ محمد، وعلى آله وصحبه الأتقياء .أما بعد :فاتقوا الله –تعالى– بالعمل بأسباب الخيرات، والمنجيات، واجتنِبوا أسبابَ المهلكات والمحرَّمات، فمن اتقى اللهَ وقاه، ومن عصى الله وصادَم سُنَنَه أَرْدَاه.

O Sangkatauhan! inyong nakikita kung ano ang dumatal sa daigdig na sakuna at kapinsalaan. At inyong naririnig ang kasamaang dulot ng sakunang ito, kung gaano ito kabilis kumalat sa mga tao at kung gaano ito kapanganib . Ang virus na ito na siyang tumatama kahit sa ilang taong gulang na tao sa kapahintulutan ng Allah ﷻ ay nagbibigay babala sa mga tao. At ang ating Panginoon na Siyang Pinakamaawain, ang Pinakamahabagin, kapag Kanyang naisin ay kaya Niyang magpadala ng mas higit pa sa Corona. Ang sangkatauhan ay sumuway sa Allah ﷻ, nagmataas, at gumawa ng hindi makatarungan maliban lamang sa taong kinaawan ng Allah ﷻ, sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَوۡ يُؤَاخِذُ ٱللَّهُ ٱلنَّاسَ بِمَا كَسَبُواْ مَا تَرَكَ عَلَىٰ ظَهۡرِهَا مِن دَآبَّةٖ وَلَٰكِن يُؤَخِّرُهُمۡ إِلَىٰٓ أَجَلٖ مُّسَمّٗىۖ فَإِذَا جَآءَ أَجَلُهُمۡ فَإِنَّ ٱللَّهَ كَانَ بِعِبَادِهِۦ بَصِيرَۢا ٤٥ ﴾ [فاطر: 45]

**" At kung parusahan ng Allah ang mga tao dahil sa anumang kanilang ginawa, hindi Siya mag-iiwan sa ibabaw ng lupa ng anumang gumagalaw na nilikha. Ngunit Kanyang ipinagpaliban sa kanila (ang kaparusahan) hanggang sa takdang panahon. At kung dumating na sa kanila ang takdang oras, tunay na ang Allah ang Siyang Ganap na Tagapagmasid sa Kanyang mga alipin"**

At sinabi ng Allah :

﴿ وَمَآ أَصَٰبَكُم مِّن مُّصِيبَةٍ فَبِمَا كَسَبَتۡ أَيۡدِيكُمۡ وَيَعۡفُواْ عَن كَثِيرٍ ۝٣٠ ﴾ [الشورى: 30]

**"At anumang sakuna ang dumating sa inyo ay dahil sa kung anuman ang nagawa ng inyong mga kamay, at ang Allah ay nagpapatawad sa karamihan (ng inyong mga kasalanan)"**

O aming Panginoon, katulad ng pagpatawad mo sa karamihan ng aming mga kasalanan ay patawarin mo rin ang mga naiwang kakaunti. O Allah, tunay na iyong isinulat sa itaas ng Arsh **"Tunay na ang Aking habag ay nanguna sa Aking galit".** O Allah, pakitunguhan Mo kami sa pamamagitan ng Iyong biyaya, kabutihan at kapawaran at huwag Mo kaming pakitunguhan sa pamamagitan ng Iyong pagiging makatarungan at paghatol. At pakitunguhan Mo kami sa paraan na nababagay sa Iyo, at huwag Mo kaming pakitunguhan sa paraan na nababagay sa amin, O Ikaw na Siyang Ganap na Maawain, Mapagbigay, Pinakamabuti, O ikaw na nagmamay-ari ng Kadakilaan at Kabutihan. Isinalaysay ni ibno Abbas Radiyallahu anhuma na sinabi ng Propeta ﷺ:

"يا معشر المهاجرين، خمسٌ بخمس: ما ظهرت الفاحشة في قوم حتى يعلنوا بها إلا ظهرت فيهم الأمراض التي لم تكن في أسلافهم من قبلُ، وما لم تحكم أئمتُهم بكتاب الله إلا جعَل الله بأسهم بينهم، وما منَعوا زكاة أموالهم إلا حبس عنهم القطر من السماء، ولولا البهائم لم يُمطَروا، وما نقصوا المكيال والميزان إلا أُخِذوا بالسنين وشدة المؤنة وجور السلطان، وما نقضوا عهد الله وعهد رسوله، إلا سلَّط الله عليهم عَدُوًّا فأخَذ بعضَ ما في أيديهم" ( حديث حسن، رواه ابن ماجه)

**"O kayong mga Muhajireen, kapag mangyayari ang limang bagay na ito, ay mangyayari rin ang limang kaparusahan nito; Kapag maging laganap ang kalaswaan sa isang nasyon hangga't sa lantaran nila itong gagawin ay lalaganap sa kanila ang mga sakit na hindi naranasan ng mga nauna sa kanila. At kapag hindi isabatas ng kanilang mga pinuno ang Aklat ng Allah ﷻ ay gagawin ng Allah ﷻang digmaan sa pagitan nila. At kapag hindi sila magbigay ng Zakat ng kanilang mga kayamanan ay hindi magkakaroon ng ulan, kung hindi lang dahil sa mga hayop ay walang ulan na darating sa kanila. At kapag sila'y mandaya sa timbangan ay paparusahan sila ng matinding tagtuyot at pagkakaroon ng mapang-aping pinuno. At kapag kanilang sirain ang**

**kanilang kasunduan sa Allah ﷻ at Kanyang Sugo ﷺ ay ipaparating sa kanila ng Allah ﷻ ang kalaban na kung saan kukunin sa kanila ang ibang bagay na hawak ng kanilang mga kamay”** ( Ang Hadith ay Hasan, ito’y iniulat ni ibno Majah).

O sangkatauhan, tunay na ang Allah ﷻ ay nais Niyang malugod sa inyo, kaya’t inyong gawin ang mga bagay na nakalulugod sa Kanya. At Kanya kayong pinapaalalahanan, pinapayuhan at tinatakot, kaya’t inyong gawin ang mga bagay na ninanais Niya. At nais Niya sa inyo na kayo’y magbalik-loob, kaya’t kayo’y magbalik-loob sa Kanya. At kayo’y magsumamo sa Kanya at manalangin dahil tunay na ang Allah ﷻay naiibigan Niya ang mga nagbabalik-loob sa Kanya at gayun rin ang mga nagdadalisay sa kanilang mga sarili. At sila’y Kanyang gagantimpalaan ng dakilang gantimpala. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَبَشِّرِ ٱلصَّٰبِرِينَ ١٥٥ ٱلَّذِينَ إِذَآ أَصَٰبَتۡهُم مُّصِيبَةٞ قَالُوٓاْ إِنَّا لِلَّهِ وَإِنَّآ إِلَيۡهِ رَٰجِعُونَ ١٥٦ أُوْلَٰٓئِكَ عَلَيۡهِمۡ صَلَوَٰتٞ مِّن رَّبِّهِمۡ وَرَحۡمَةٞۖ وَأُوْلَٰٓئِكَ هُمُ ٱلۡمُهۡتَدُونَ ١٥٧ ﴾ [البقرة: 155-157]

**“ At magbigay ka ng magandang balita sa mga taong matiisin. Sila yaong kapag dumatal sa kanila ang pagsubok ay kanilang sinasabi ‘tunay na kami ay nagmula sa Allah at tunay na kami ay sa Kanya babalik’. Sila yaong mga ginawaran ng pagpapala mula sa kanilang Panginoon at (Kanyang) habag, at sila yaong mga nagabayan”**

At tunay na ang Allah ﷻ ay Kanyang kinagalitan ang mga taong hindi natototo sa mga pangyayari, hindi nagbabalik-loob, at hindi nagpapakumbaba sa panahon na may mga panibagong mga pangyayari at sila’y binalaan ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَقَدۡ أَرۡسَلۡنَآ إِلَىٰٓ أُمَمٖ مِّن قَبۡلِكَ فَأَخَذۡنَٰهُم بِٱلۡبَأۡسَآءِ وَٱلضَّرَّآءِ لَعَلَّهُمۡ يَتَضَرَّعُونَ ٤٢ فَلَوۡلَآ إِذۡ جَآءَهُم بَأۡسُنَا تَضَرَّعُواْ وَلَٰكِن قَسَتۡ قُلُوبُهُمۡ وَزَيَّنَ لَهُمُ ٱلشَّيۡطَٰنُ مَا كَانُواْ يَعۡمَلُونَ ٤٣ ﴾ [الأنعام: 42-43]

**“Tunay na Kami ay nagpadala ng mga sugo sa mga nasyong nauna sa iyo ( O Muhammad ﷺ) at Amin silang pinarusahan ng kahirapan at kapinsalaan upang sila’y magpakumbaba. At nang dumatal sa kanila ang Aming kaparusahan ay hindi sila nagpakumbaba bagkus tumigas ang kanilang mga puso, at pinalamutian sa kanila ni Shaytan ang kanilang mga ginagawa”**

At Sinabi pa ng Allah ﷻ:

﴿ أَوَلَا يَرَوْنَ أَنَّهُمْ يُفْتَنُونَ فِي كُلِّ عَامٍ مَّرَّةً أَوْ مَرَّتَيْنِ ثُمَّ لَا يَتُوبُونَ وَلَا هُمْ يَذَّكَّرُونَ ﴿١٢٦﴾ ﴾ [التوبة: 126]

**"Hindi ba nila nakikita na sila'y sinusubukan ng isa o dalawang beses sa bawat taon at pagkatapos sila'y hindi nagsisisi at hindi nakakaalala?"**

At Kanyang sinabi:

﴿ وَلَقَدْ أَخَذْنَٰهُم بِٱلْعَذَابِ فَمَا ٱسْتَكَانُواْ لِرَبِّهِمْ وَمَا يَتَضَرَّعُونَ ﴿٧٦﴾ ﴾ [المؤمنون: 76]

**" Tunay na Amin silang pinaratnan ng kaparusahan nguni't hindi sila sumuko sa kanilang Panginoon at hindi sila nagpakumbaba"**

O Sangkatauhan! Inyong tingnan ang nangyari sa mga naunang nasyon, kung paano sila pinarusahan ng Allah ﷻ dahil sa kanilang iba't ibang mga kasalanan at kabilang pa sa kanila'y mga anak ng mga Propeta. At sa panahong ito ay umiiral ang lahat ng kasalanan na siyang dahilan kung bakit winasak ng Allah ﷻ ang mga naunang nasyon bagkus ito pa'y laganap, patuloy at dumadami. At ang kaparusahan ng Allah ﷻ ay saklaw nito ang mananampalataya at hindi mananampalataya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ أَكُفَّارُكُمْ خَيْرٌ مِّنْ أُوْلَٰٓئِكُمْ أَمْ لَكُم بَرَآءَةٌ فِي ٱلزُّبُرِ ﴿٤٣﴾ ﴾ [القمر: 43]

**"Ang mga di-naniniwala sa inyo( O kayong mga Qurasyh) ay mas nakakahigit ba sa kanila(sa mga naunang nasyong pinarusahan ng Allah ﷻ)? O mayroong naitalang kaligtasan ninyo(mula sa kaparusahan ng Allah ﷻ) mula sa mga banal na Aklat?**

At Kanyang sinabi :

﴿ أَوَلَمْ يَهْدِ لَهُمْ كَمْ أَهْلَكْنَا مِن قَبْلِهِم مِّنَ ٱلْقُرُونِ يَمْشُونَ فِي مَسَٰكِنِهِمْ إِنَّ فِي ذَٰلِكَ لَأَيَٰتٍ أَفَلَا يَسْمَعُونَ ﴿٢٦﴾ ﴾ [السجدة: 26]

**"Hindi pa ba naging gabay para sa kanila, kung ilan na ang winasak Namin mula sa mga henerasyong nauna sa kanila habang sila'y naglalakad sa kanilang mga tahanan( ng mga henerasyong winasak ng Allah ﷻ)? Tunay na ito'y mga tanda, hindi ba sila nakikinig? "**

O sangkatauhan! Tunay na walang sakunang nangyari maliban na lamang na ito'y dahil sa kasalanan, at ito'y hindi maaalis maliban lamang sa pagbabalik-loob. At ang virus na ito na siyang dumatal sa mga tao ay inyong iwasan sa pamamagitan ng panalangin at pagsagawa ng mga kaparaanan na siyang inutos ng Relihiyong Islam.

At ang pagtitiwala sa Allah ﷻay siyang takbuhan at proteksiyon sa bawat panibagong pangyayari at kalagayan. At ang pagsagawa ng mga kaparaanan ay ipinag-utos ng Shariah at tumutukoy dito ang maayos na pag-iisip. Kaya't sinuman ang umasa lamang sa pagsagawa ng mga kaparaanan at siya'y nagtiwala dito ay tunay na siya'y nagtambal sa Allah ﷻ. At sinuman ang iniwan niya ang pagsagawa ng mga kaparaanan ay tunay na siya'y lumabag sa Shariah at maayos na pag-iisip. At ang pagdurusang ito ay aalisin rin ng Allah ﷻsa Kanyang kapahintulutan, Kanyang sinabi:

﴿ وَإِذَا سَأَلَكَ عِبَادِي عَنِّي فَإِنِّي قَرِيبٌۖ أُجِيبُ دَعْوَةَ ٱلدَّاعِ إِذَا دَعَانِۖ فَلْيَسْتَجِيبُواْ لِي وَلْيُؤْمِنُواْ بِي لَعَلَّهُمْ يَرْشُدُونَ ١٨٦ ﴾ [البقرة: 186]

**"At kapag tanungin ka ng Aking mga alipin tungkol sa Akin, tunay na Ako'y malapit. Ako'y tumutugon sa panalangin ng taong dumadalangin kapag siya'y nananalangin sa Akin. Kaya't sila'y sumunod sa Akin at manampalataya, upang sakali sila'y mapatnubayan"**

At sinabi ng Propeta ﷺ:

"واعلم أن الفرج مع الكرب" رواه الحاكم عن ابن عباس

**" At iyong alamin na ang kaginhawaan ay kasama ng paghihirap"** (ininulat ni Hakim mula kay ibno Abbas)

Mga alipin ng Allah ﷻ, maging kasama kayo sa mga taong may buong paniniwala sa tadhana at nakatakda. Ang paniniwala sa tadhana ay isa sa anim na hiligi ng pananampalataya. At ito ay ang malaman mo at buo mong paniniwalaan na hindi mangyayari ang isang bagay sa kaharian ng Allah ﷻ maliban lamang kung Kanyang naisin, at ang Allah ﷻay kaya Niyang likhain ang lahat ng bagay. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ إِنَّا كُلَّ شَيْءٍ خَلَقْنَٰهُ بِقَدَرٍ ٤٩ ﴾ [القمر: 49]

**"Katotohanan, lahat ng bagay na Aming nilikha ay may kaukulang tadhana"**

Samakatuwid, ang tadhana mabuti man ito o masama ay obligado ang paniniwala dito. At ang ating Panginoon ay Kanyang pinaalam sa atin na walang maikukubli sa Kanya anumang bagay sa kalupaan at sa kalangitan. Kanyang sinabi:

﴿عَٰلِمِ ٱلْغَيْبِ لَا يَعْزُبُ عَنْهُ مِثْقَالُ ذَرَّةٍ فِي ٱلسَّمَٰوَٰتِ وَلَا فِي ٱلْأَرْضِ وَلَآ أَصْغَرُ مِن ذَٰلِكَ وَلَآ أَكْبَرُ إِلَّا فِي كِتَٰبٍ مُّبِينٍ ٣ ﴾ [سبأ: 3]

**" ( Siya ang Allah) ang Nakakaalam ng di-nakikita, walang maitatago sa Kanya kahit pa kasimbigat ng napakaliit na bagay o mas maliit pa rito o mas malaki, sa kalangitan at sa kalupaan maliban na ito ay nakatala sa isang malinaw na talaan"**

At Kanyang sinabi:

﴿ وَأَحْصَىٰ كُلَّ شَيْءٍ عَدَدًا ٢٨ ﴾ [الجن: 28]

**"At Kanyang binilang ang lahat ng bagay ng wastong bilang( Alam Niya ang wastong bilang ng lahat ng bagay)"**

At ang ating Panginoon ay nalalaman Niya kung anumang bagay ang nangyari na, at mangyayayri pa lamang. At Kanyang nalalaman ang hindi mangyayari at kung ito ma'y mangyayari ay nalalaman Niya kung papaano ito mangyayari. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَوْ تَرَىٰٓ إِذْ وُقِفُوا۟ عَلَى ٱلنَّارِ فَقَالُوا۟ يَٰلَيْتَنَا نُرَدُّ وَلَا نُكَذِّبَ بِـَٔايَٰتِ رَبِّنَا وَنَكُونَ مِنَ ٱلْمُؤْمِنِينَ ٢٧ بَلْ بَدَا لَهُم مَّا كَانُوا۟ يُخْفُونَ مِن قَبْلُ ۖ وَلَوْ رُدُّوا۟ لَعَادُوا۟ لِمَا نُهُوا۟ عَنْهُ وَإِنَّهُمْ لَكَٰذِبُونَ ٢٨ ﴾ [الأنعام: 27-28]

**" At kapag sila lamang ay iyong makikita kapag sila'y ihaharap sa apoy (ng impiyerno), kanilang sasabihin; kung maibabalik lamang sana kami (sa mundo) ay hindi namin pasisinungalingan ang mga kapahayagan ng aming Panginoon at maging kasama kami sa mga mananampalataya. Nguni't naging malinaw kung anuman ang kanilang ikinukubli noon, kahit sila'y ibabalik( sa mundo) katiyakang sila'y magsibalikan sa anumang ipinagbawal sa kanila, at tunay na sila'y mga sinungaling"**

At ang pundasyon ng tadhana ay ang kaalaman ng Allah ﷻ at ang Kanyang isinulat. At ang mga itinakda ng Allah ﷻ ay mayroon itong mga batas at mga lihim na hindi natin nalalaman. At ang Allah ﷻ ay hindi Siya lumilikha ng isang bagay na pawang kasamaan lamang na walang mga mabuting aral ang naririto, walang mga lihim at walang mga kabutihan.

Kabilang sa mga mabuting aral sa pagdating ng mga sakuna dahil sa corona virus.

Una; Upang maalala ng mga tao ang dati nilang kalagayan habang sila'y nasa katiwasayan at kapanatagan. At ang kanilang malayang paggalaw para sa paggawa ng mga pagsamba at mga nakakabuti sa gabi't araw upang sila'y magpasalamat sa Allah ﷻsa kanilang mabuting kalusugan, kapayapaan at katihimikan. Dahil dito'y sila'y magsisi sa kanilang mga kasalanan.

Pangalawa; Upang malaman ng mga tao kung gaano kalakas ang Allah ﷻ, kung gaano kalaki ang Kanyang kakayanan, at ang Kanyang pagiging mataas sa Kanyang mga nilikha upang maniwala ng buo ang mga may alinlangan. Ang corona virus ay hindi nakikita sa pamamagitan lamang ng mata na kung saan ay niyanig nito sa takot ang sangkatauhan. Papaano na lamang kapag ipinarating Niya sa kanila dahil sa kanilang mga kasalanan ang mas matindi pa dito? Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَمَا يَعۡلَمُ جُنُودَ رَبِّكَ إِلَّا هُوَۚ﴾ [المدثر: 31]

**"At walang nakakaalam sa kawal ng iyong Panginoon maliban sa Kanya"**

Pangatlo; Upang malaman ng mga tao na sila'y napakahina sa harap ng nag-iisa at walang makalaban sa Kanya sinuman, na Siyang Allah ﷻ. Ang tao ay hindi niya kayang pigilan ang napakaliit na nilikha na ipinarating sa kanya ng Allah ﷻ dahil sa kanyang ginawa. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿وَإِذَآ أَرَادَ ٱللَّهُ بِقَوۡمٖ سُوٓءٗا فَلَا مَرَدَّ لَهُۥۚ وَمَا لَهُم مِّن دُونِهِۦ مِن وَالٍ ١١﴾ [الرعد: 11]

**"At kapag naisin ng Allah ang kapinsalaan sa isang mamamayan ay walang makakapigil dito, at wala silang tagapangalaga maliban sa Kanya"**

Pang-apat; Upang makaalala ang mga tao sa pamamagitan ng napakaliit lamang na parusa, upang sila'y magbalik-loob at hindi sila tamaan ng mas malaking parusa. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَلَنُذِيقَنَّهُم مِّنَ ٱلْعَذَابِ ٱلْأَدْنَىٰ دُونَ ٱلْعَذَابِ ٱلْأَكْبَرِ لَعَلَّهُمْ يَرْجِعُونَ ﴿٢١﴾ ﴾ [السجدة: 21]

**"At katiyakan na Amin silang palalasapin ng mababang kaparusahan bago pa ang pinakamalaking kaparusahan upang sakali na sila'y bumalik( magsisisi)"**

Samakatuwid ang Allah ﷻ ay maawain sa Kanyang mga alipin.

Panlima; Upang malaman ng mga may alinlangan ang mga katibayan na ang Panginoon ng sangkatauhan lamang ang Siyang nag-iisang nagpapatakbo, at nagakontrol ng sanlibutan, at Siya'y nag-iisa at walang katambal. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَعَّالٌ لِّمَا يُرِيدُ ﴿١٠٧﴾ ﴾ [هود: 107]

**"Ginagawa Niya anuman ang Kanyang naisin"**

Dahil dito, kung ang virus na ito'y malayang kumakalat sa mga tao na hindi ayon sa kagustuhan ng Allah ﷻ at hindi ayon sa Kanyang itinakda ay siguradong tinamaan na ang lahat ng mga tao o tatamaan ang karamihan sa kanila. Ngunit ito'y kontrolado at napag-utusan lamang ng Allah ﷻ. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ فَيُصِيبُ بِهِۦ مَن يَشَآءُ وَيَصْرِفُهُۥ عَن مَّن يَشَآءُ ﴾ [النور: 43]

**"At Kanyang pinatatamaan nito ang sinumang nais Niya, at ito'y Kanyang nililihis sa sinumang naisin Niya"**

At ito'y kabutihan ng Allah ﷻ at Kanyang pagiging makatarungan. At ito ang nabanggit ng Propeta ﷺ sa Aqeeda ng Tawheed:

(لا عدوى ولا طيرة ولا هامة ولا صفر) رواه البخاري ومسلم

**"Walang nakakahawang sakit, walang masamang pangitain, walang Hama, at walang Safar"**

Sinabi ng mga Iskolar na ito'y nangangahulugan na ang sakit ay hindi malayang lumilipat ng walang kapahintulutan ng Allah ﷻ. At kung gustuhin ng Allah ﷻna hindi ito lilipat ay

hindi ito lilipat kahit pa nagkaroon ng pakikihalubilo sa taong may sakit. Samakatuwid, ang bagay na itinanggi na Propeta ﷺ na ito'y umiiral ay ang paniniwala ng mga tao noong panahon ng Jahiliya na ang sakit ay likas itong lumilipat ng walang kapahintulutan ng Allah ﷻ. At ang Muslim ay napag-utusang isagawa ang mga kaparaanan ng Shariah at mga pinahintulutang mga kaparaanan pagkatapos ng pagtitiwala sa Allah ﷻ. Sinabi ng Propeta ﷺ;

(فِرَّ من المجذوم فرارَكَ من الأسد) رواه البخاري من حديث أبي هريرة

**"Lumayo ka sa taong may ketong katulad ng pagtakas mo mula sa leon"** Iniulat ni Bhukari mula sa Hadith ni Abu Huraira"

Tunay na ang epidemyang ta-un ay nangyari sa panahon ng mga Sahaba, at hindi pumasok si Umar radiyallahu anhu at kanyang mga kasamahan sa Sham nang nangyari dito ang epidemya. At inutusan ni Amr bin Al-Aa's ang mga tao na umakyat sa bundok hanggang sa inalis ng Allah ﷻang epidemya. At ang epidemyang ito ay aalisin rin ng Allah ﷻsa Kanyang kapahintulutan.

At nararapat sa isang Muslim ay pag-ingatan niyang magkaroon siya ng matinding pagkatakot at pangamba sa sakit na ito. Ang pagtitiwala sa Allah ﷻay pinapalakas nito ang determinasyon, ang puso, kaluluwa at immune system. Samantalang ang pagkatakot at matinding pangamba ay niyayanig nito ang lahat ng bagay sa katawan ng tao at pinapahina nito ang proteksiyon ng katawan mula sa mga sakit. At ang tawheed ay katiwasayan at kapanatagan sa lahat ng pagkatakot.

O sangkatauhan, harapin ninyo ang sakunang ito sa pamamagitan ng panalangin. At pagsisisi mula sa mga kasalanan at lantarang pagsasagawa nito dahil tunay na ito ang dahilan ng bawat sakuna at kaparusahan sa daigdig. At inyong pakitunguhan ang mga tao tulad ng paraan na nais ninyo kayong pakitunguhan. At huwag gumawa ang tao ng hindi makatarungan sa kanyang kapatid anumang bagay ito. Tunay na ang pagiging hindi makatarungan ng tao sa panahong ito ay umabot na sa hangganang hindi ito makayanang pasanin ng kabundukan. At ang gawaing hindi makatarungan ay maaari ang kaparusahan nito ay pangkalahatan at kadalasan dito'y pang-indibidwal na kaparusahan. At inyong paramihin ang pagbigay ng Sadaqa dahil tunay na pinipigilan nito ang sakuna.

At paramihin ninyo ang pag-alaala sa Allah ﷻ dahil tunay na ang pag-alaala sa Allah ﷻ ay isang sustento, gamot at proteksiyon mula sa mga sakit. At inyong panatilihin ang mga Dhikir sa umaga at hapon. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ وَأَنِيبُوٓاْ إِلَىٰ رَبِّكُمۡ وَأَسۡلِمُواْ لَهُۥ مِن قَبۡلِ أَن يَأۡتِيَكُمُ ٱلۡعَذَابُ ثُمَّ لَا تُنصَرُونَ ۝٥٤ ﴾

**"At kayo'y bumalik sa inyong Paginoon at sumuko sa Kanya bago pa man dumating sa inyo ang kaparusahan at pagkatapos ay walang makakatulong sa inyo"**

بارك الله لي ولكم في القرآن العظيم، ونفعني وإياكم بما فيه من الآيات والذكر الحكيم، ونفعنا بهدي سيد المرسلين وقوله القويم، أقول قولي هذا وأستغفر الله الكريم لي ولكم ولسائر المسلمين من كل ذنب فاستغفِروه

**الخطبة الثانية:**

الحمد لله رب العالمين، الرحمن الرحيم، مالك يوم الدين، وأشهد ألا إله إلا الله وحده لا شريك له القوي المتين، وأشهد أن نبينا وسيدنا محمدًا عبده ورسوله الأمين، اللهم صلِّ وسلِّم وبارِكْ على عبدك ورسولك محمد وعلى آله وصحبه والتابعين

أما بعد:

Katakutan ninyo ang Allah ﷻ upang kayo'y magtagumpay at magkaroon ng mabuting katapusan, at makaligtas kayo mula sa mga kapinsalaan dahil tunay na walang magtatagumpay maliban lamang sa mga may takot sa Allah ﷻ at walang magiging talunan malibanlamang sa mga walang pananampalataya. Sinabi ng Allah ﷻ:

﴿ مَآ أَصَابَ مِن مُّصِيبَةٖ فِي ٱلۡأَرۡضِ وَلَا فِيٓ أَنفُسِكُمۡ إِلَّا فِي كِتَٰبٖ مِّن قَبۡلِ أَن نَّبۡرَأَهَآۚ إِنَّ ذَٰلِكَ عَلَى ٱللَّهِ يَسِيرٞ ۝٢٢
لِّكَيۡلَا تَأۡسَوۡاْ عَلَىٰ مَا فَاتَكُمۡ وَلَا تَفۡرَحُواْ بِمَآ ءَاتَىٰكُمۡۗ وَٱللَّهُ لَا يُحِبُّ كُلَّ مُخۡتَالٖ فَخُورٍ ۝٢٣ ﴾ [الحديد: 22-23]

**"Walang dumating na sakuna sa kalupaan at maging sa inyong mga sarili maliban na ito'y nasa talaan bago pa man Namin tuluyang ipatupad ito. Katotohanan, ito'y madali para sa Allah. Upang kayo ay hindi maghinagpis sa anumang umalpas sa inyo, at upang kayo ay hindi magmalaki sa anumang ipinagkaloob sa inyo. At ang Allah ay hindi Niya minamahal ang mapagmataas at mayabang"**

Isinalaysay ni ibno Abbas radiyallahu anhuma na sinabi ng Propeta ﷺ:

(واعلم أن ما أخطأكَ لم يكن ليصيبكَ، وما أصابكَ لم يكن ليخطئكَ) رواه الحاكم

**"At alamin mo na anumang bagay ang hindi nakatakda sa iyo ay hinding- hindi ito tatama sa iyo, at anumang bagay ang nakatakdang tatama sa iyo ay hinding-hindi ito magmimintis"**

Ito'y nangangahulugan na kapag ang isang bagay ay hindi itinakda ng Allah ﷻ sa iyo ay hindi ka nito tatamaan at kung anuman ang itinakda ng Allah ﷻ ay tatama sa iyo. Sinabi ng Propeta ﷺ:

(لا يُنجي حذرٌ من قَدَر، والدعاء ينفع مما نزَل ومما لم ينزل)

**"Hindi makakaligtas ang pag-iingat sa nakatakda, at ang panalangin ay nakakabigay ng pakinabang sa nangyari na at hindi pa nangyayari"**






# Talaan ng Nilalaman

# Talaan ng Nilalaman

Para sa karagdagan impormasyon o mungkahi ay makipag-ugnayan lamang sa mga Social Media Account ng LastMsg Project

Jazakumullah Khayran



lastmsg



@laastmssg

info@lastmsg.org